**ADA** [pinaikling anyo ng Eleada o Adaias].

1. Ang una sa dalawang nabubuhay na asawa ni Lamec. Siya ang ina ni Jabal, ang nagpasimula sa mga pagala-galang tagapag-alaga ng kawan, at ni Jubal, ang nagpasimula sa mga manunugtog. —Gen 4:19-23.

2. Isang Canaanitang anak ni Elon na Hiteo, at isa sa mga asawa ni Esau. Dahil dito, siya ay naging "sanhi ng kapaitan ng espiritu para kay Isaac at kay Rebeka." Ang pangalan ng kaniyang anak ay Elipaz, ang ama ni Amalek. Maaaring siya ang tinatawag na Basemat sa Genesis 26:34.—Gen 26:35; 36:2, 4, 10, 12.

**ADADA.** Isa sa mga lunsod na nasa timugang bahagi ng teritoryo na orihinal na nakaatas sa Juda, malapit sa hanggahan ng Edom. (Jos 15:22) Ang Vatican Manuscript No. 1209 ng Griegong *Septuagint* ay kababasahan dito ng *A·rou·el.* Salig dito, at sa 1 Samuel 30:28, pinapaboran ng ilang iskolar na iugnay ito sa Aroer sa Juda.—Tingnan ang AROER Blg. 3.

**ADAIAS** [Ginayakan ni Jehova [ang nagtataglay ng pangalan]].

1. Isang inapo ng anak ni Levi na si Gersom at ninuno ni Asap.—1Cr 6:39-43.

2. Isang Benjaminita, anak ni Simei.—1Cr 8:1, 21.

3. Ang ama ni Maaseias, na isa sa "mga pinuno ng daan-daan" na tumulong kay Jehoiada na saserdote upang maibagsak ang pamamahala ng balakyot na si Athalia at mailuklok si Jehoas sa trono ng Juda.—2Cr 23:1.

4. Ang ama ni Jedida na ina ni Haring Josias. (2Ha 22:1) Isa siyang katutubo ng Bozkat, na nasa Sepela sa teritoryo ng Juda.—Jos 15:21, 33, 39.

5. Isang anak ni Joiarib na mula sa tribo ni Juda. —Ne 11:4, 5.

6. Isang saserdote na nanahanan sa Jerusalem pagkabalik mula sa pagkatapon sa Babilonya. Siya ay anak ni Jeroham.—1Cr 9:10-12; Ne 11:12.

7. Isang Israelita, isa sa mga inapo ni Bani na dumiborsiyo sa kanilang mga asawang banyaga at nagpaalis sa kanilang mga anak pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya.—Ezr 10:29, 44.

8. Isa pa sa mga Israelita na nagpaalis sa kanilang mga asawang banyaga at mga anak, at ang ulo ng kaniyang angkan ay si Binui.—Ezr 10:38, 39, 44.

**ADALIA.** Isa sa sampung anak ni Haman. —Es 9:7-10; tingnan ang HAMAN.

**ADAMA** [Lupa]. Isa sa mga nakukutaang lunsod sa teritoryong nakaatas sa tribo ni Neptali. Hindi matiyak kung saan ang lokasyon nito.—Jos 19:32, 36.

**ADAMI-NEKEB** [Lupaing Tumatagos (Lumulusot)]. Isang lugar sa timugang bahagi ng Neptali. (Jos 19:33) Karaniwang ipinapalagay na ang lokasyon nito ay ang Khirbet et-Tell (Tel Adami), sa itaas at sa K ng Khirbet ed-Damiyeh, na mga 16 na km (10 mi) sa SHS ng Nazaret at nasa bandang kalagitnaan ng Tiberias at ng Bundok Tabor. Ito ay nasa isang mataas at estratehikong posisyon sa may daanan ng isang matandang ruta ng mga pulutong na naglalakbay sa pagitan ng Gilead at ng Kapatagan ng Aco.

**ADAN** [Makalupang Tao; Sangkatauhan; Tao; mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "pula"]. Ang salitang Hebreo para sa pangalang pantanging ito ay lumilitaw sa Kasulatan nang mahigit 560 ulit, kadalasan bilang panlahatang termino na ikinakapit sa mga indibiduwal at sa sangkatauhan sa pangkalahatan gaya ng "tao," "sangkatauhan," o "makalupang tao." Ginagamit din ito bilang pangalang pantangi.

1. Sinabi ng Diyos: "Gawin natin ang *tao* ayon sa ating larawan." (Gen 1:26) Tunay na isang makasaysayang kapahayagan ito! At talaga namang isang natatanging papel sa kasaysayan ang ginampanan ni Adan, na "anak ng Diyos," bilang ang unang nilalang na tao! (Luc 3:38) Si Adan ang naging pinakatampok sa mga gawang paglalang ni Jehova sa lupa, hindi lamang dahil nilalang siya sa pagtatapos ng anim na yugto ng paglalang kundi, mas mahalaga, dahil "nilalang niya siya ayon sa larawan ng Diyos." (Gen 1:27) Ito ang dahilan kung bakit ang sakdal na taong si Adan at maging ang kaniyang di-sakdal na mga supling, sa mababang antas nga lamang, ay may talino at mga kakayahan na lubhang nakahihigit sa taglay ng lahat ng iba pang nilalang sa lupa.

---

***Sa anong diwa ginawa si Adan ayon sa wangis ng Diyos?***

---

Yamang si Adan ay ginawa ayon sa wangis ng kaniyang Dakilang Maylalang, taglay niya ang mga katangian ng Diyos gaya ng pag-ibig, karunungan, katarungan, at kapangyarihan. Dahil dito, siya ay may moralidad na nagsasangkot sa budhi, isang bagay na bagung-bago noon sa gitna ng mga nabubuhay sa lupa. Bilang larawan ng Diyos, si Adan ay magiging isang pandaigdig na administrador at mamamahala sa mga nilalang sa dagat at sa katihan at sa mga ibon sa himpapawid.

Hindi kinailangan ni Adan na maging espiritung nilalang, sa kabuuan man o kahit bahagya, upang

magtaglay ng tulad-Diyos na mga katangian. Inanyuan ni Jehova ang tao mula sa alabok ng lupa, inilagay sa kaniya ang puwersa ng buhay anupat siya ay naging kaluluwang buháy, at binigyan Niya siya ng kakayahang maipamalas ang larawan at wangis ng kaniyang Maylalang. "Ang unang tao ay mula sa lupa at gawa sa alabok." "Ang unang taong si Adan ay naging kaluluwang buháy." (Gen 2:7; 1Co 15:45, 47) Iyon ay noong taóng 4026 B.C.E., malamang na noong taglagas ng taóng iyon, sapagkat ang pinakamatatandang kalendaryo ng sangkatauhan ay bumibilang ng panahon pasimula sa taglagas sa bandang Oktubre 1, o sa unang bagong buwan [*new moon*] ng lunar na taóng sibil.—Tingnan ang TAON.

Ang tahanan ni Adan ay isang napakaespesyal na paraiso, isang tunay na hardin ng kaluguran na tinatawag na Eden (tingnan ang EDEN Blg. 1), na naglalaan sa kaniya ng lahat ng pisikal na mga bagay na kailangan niya upang mabuhay, sapagkat naroon "ang bawat punungkahoy na kanais-nais sa paningin at mabuting kainin" upang magsilbing panustos niya magpakailanman. (Gen 2:9) Nasa palibot ni Adan ang lahat ng uri ng maaamong hayop. Ngunit nag-iisa si Adan. Walang ibang nilalang na 'ayon sa kaniyang uri' upang kaniyang makausap. Natalos ni Jehova na "hindi mabuti para sa lalaki na manatiling nag-iisa." Kaya sa pamamagitan ng una at kaisa-isang operasyon na ginawa ni Jehova, kumuha siya ng isang tadyang mula kay Adan at hinubog niya iyon upang maging isang babae na magiging asawa ni Adan at ina ng mga anak nito. Udyok ng matinding kagalakan sa pagkakaroon ng isang magandang katulong at palagiang kasama, ibinulalas ni Adan ang unang tula na napaulat, "Ito sa wakas ay buto ng aking mga buto at laman ng aking laman," at ito ay tinawag na *babae* "sapagkat kinuha ito mula sa lalaki." Nang maglaon ay tinawag ni Adan na Eva ang kaniyang asawa. (Gen 2:18-23; 3:20) Ang pagiging totoo ng ulat na ito ay pinatunayan ni Jesus at ng mga apostol.—Mat 19:4-6; Mar 10:6-9; Efe 5:31; 1Ti 2:13.

Karagdagan pa, pinagpala ni Jehova ng maraming kasiya-siyang gawain ang mga bagong kasal na ito. (Ihambing ang Ec 3:13; 5:18.) Hindi sila isinumpang magkaroon ng nakababagot na buhay. Sa halip, magiging abala sila at aktibo sa pag-aayos at pag-aalaga ng kanilang harding tahanan, at habang dumarami sila at napupuno ang lupa ng bilyunbilyong kauri nila, palalawakin nila ang Paraisong iyon hanggang sa mga hangganan ng lupa. Ito ay isang bigay-Diyos na utos.—Gen 1:28.

"Nakita ng Diyos ang bawat bagay na ginawa niya at, narito! iyon ay napakabuti." (Gen 1:31) Sa katunayan, sa pasimula pa lamang ay sakdal na si Adan sa lahat ng aspekto. Siya ay may kakayahan sa pagsasalita at isang mataas na antas ng bokabularyo. Nabigyan niya ng makahulugang mga pangalan ang mga nilalang na buháy sa buong palibot niya. May kakayahan siyang tuwirang makipag-usap sa kaniyang Diyos at sa kaniyang asawa.

Dahil sa lahat ng ito at sa marami pang ibang kadahilanan, may pananagutan si Adan na ibigin, sambahin, at mahigpit na sundin ang kaniyang Dakilang Maylalang. Higit pa riyan, malinaw na sinabi sa kaniya ng Pansansinukob na Tagapagbigay-Kautusan ang simpleng batas ng pagsunod at lubos na ipinagbigay-alam sa kaniya ang makatarungan at makatuwirang parusa sa pagsuway: "Kung tungkol sa punungkahoy ng pagkakilala ng mabuti at masama ay huwag kang kakain mula roon, sapagkat sa araw na kumain ka mula roon ay tiyak na mamamatay ka." (Gen 2:16, 17; 3:2, 3) Sa kabila ng malinaw na batas na ito na may kalakip na mabigat na parusa kung susuwayin, sumuway pa rin siya.

**Mga Bunga ng Kasalanan.** Si Eva ay lubusang nalinlang ni Satanas na Diyablo, ngunit "si Adan ay hindi nalinlang," ang sabi ng apostol na si Pablo. (1Ti 2:14) Taglay ang lubos na kaalaman, kusa at sadyang pinili ni Adan na sumuway at pagkatapos ay tinangka niyang magtago bilang isang kriminal. Nang isailalim siya sa paglilitis, sa halip na malungkot o magsisi o humingi ng kapatawaran, tinangka ni Adan na ipagmatuwid ang kaniyang sarili at ipasa ang pananagutan sa iba, anupat isinisi pa nga niya kay Jehova ang kaniyang sinasadyang pagkakasala. "Ang babae na ibinigay *mo* upang maging kasama ko, siya ang nagbigay sa akin ng bunga mula sa punungkahoy kung kaya ako kumain." (Gen 3:7-12) Kaya si Adan ay pinalayas mula sa Eden tungo sa isang lupang hindi pa nabubungkal na isinumpang magsibol ng mga tinik at dawag, upang doon magpakahirap sa paghanap ng ikabubuhay, anupat inaani ang mapapait na bunga ng kaniyang pagkakasala. Sa labas ng hardin, habang naghihintay ng kamatayan, nagkaanak si Adan ng mga lalaki at mga babae, ngunit tatlo lamang sa mga ito ang kilala natin sa pangalan, sina Cain, Abel, at Set. Naipasa ni Adan sa lahat ng kaniyang mga anak ang namamanang kasalanan at kamatayan, yamang siya mismo ay makasalanan. —Gen 3:23; 4:1, 2, 25.

Ito ang masaklap na pasimula na ibinigay ni Adan sa lahi ng tao. Naiwala ang Paraiso, kaligayahan, at buhay na walang hanggan, at hinalinhan ang mga ito ng kasalanan, pagdurusa, at kamatayan dahil sa pagsuway. "Sa pamamagitan ng isang tao ang kasalanan ay pumasok sa sanlibutan at ang kamatayan sa pamamagitan ng kasalanan, at sa gayon ang kamatayan ay lumaganap sa lahat ng tao sapagkat silang lahat ay nagkasala." "Ang kamatayan ay namahala bilang hari mula kay Adan." (Ro 5:12, 14) Ngunit kaayon ng karunungan at pag-ibig ni Jehova, inilaan niya ang "ikalawang tao," "ang huling

Adan," ang Panginoong Jesu-Kristo. Sa pamamagitan ng masunuring "Anak ng Diyos" na ito, nabuksan ang daan upang muling matamo ng mga inapo ng masuwaying "unang taong si Adan" ang Paraiso at buhay na walang hanggan, anupat ang iglesya o kongregasyon ni Kristo ay magtatamo pa nga ng buhay sa langit. "Sapagkat kung paanong kay Adan ang lahat ay namamatay, gayundin naman kay Kristo ang lahat ay bubuhayin."—Ju 3:16, 18; Ro 6:23; 1Co 15:22, 45, 47.

Pagkatapos palayasin ang makasalanang si Adan mula sa Eden, nabuhay pa siya upang makita ang pagpaslang sa kaniyang sariling anak, ang pagpapalayas sa kaniyang anak na mamamatay-tao, ang pagsira sa kaayusan sa pag-aasawa, at ang paglapastangan sa sagradong pangalan ni Jehova. Nasaksihan niya ang pagtatayo ng isang lunsod, ang paglikha ng mga panugtog ng musika, at ang pagpapanday ng mga kasangkapan mula sa bakal at tanso. Nagsilbing paghatol kay Adan ang namasdan niyang halimbawa ni Enoc, "ang ikapito sa linya mula kay Adan," isa na "patuloy na lumakad na kasama ng tunay na Diyos." Nabuhay pa nga siya upang makita ang ama ni Noe na si Lamec sa ikasiyam na salinlahi. Sa katapus-tapusan, noong taóng 3096 B.C.E., pagkaraan ng 930 taon na sa kalakhang bahagi nito ay unti-unti na siyang patungo sa kamatayan, bumalik si Adan sa lupa na pinagkunan sa kaniya, gaya ng sinabi ni Jehova.—Gen 4:8-26; 5:5-24; Jud 14; tingnan ang LAMEC Blg. 2.

2. Isang lunsod na sa Josue 3:16 ay binanggit na nasa tabi ng Zaretan. Ipinapalagay ng karamihan na ito ay ang Tell ed-Damiyeh (Tel Damiya'), isang dako sa S ng Ilog Jordan na mga 1 km (0.6 mi) sa T ng salubungan ng Jordan at ng agusang libis ng Jabok; ito ay mga 28 km (17 mi) sa HHS ng Jerico. Ang pangalan ng lunsod ay maaaring hinalaw sa kulay ng banlik na luwad, na sagana sa rehiyong iyon.—1Ha 7:46.

Sinasabi ng rekord ng Bibliya na ang pagtigil ng tubig ng Jordan noong tumatawid ang Israel sa ilog ay naganap sa Adan. Malaki ang ikinikitid ng Libis ng Jordan, pasimula sa dako ng Tell ed-Damiyeh (Tel Damiya') patungong hilaga, at iniulat sa kasaysayan na nagbara ang ilog noong taóng 1267 sa mismong dakong ito dahil sa pagguho ng isang mataas na burol sa kabilang pampang ng ilog, anupat nahinto ang agos ng tubig nang mga 16 na oras. Sa makabagong panahon, ang mga lindol noong tag-araw ng 1927 ay muling nagpaguho ng lupa na bumara sa Jordan at nagpatigil sa agos ng tubig nang 21½ oras. (*The Foundations of Bible History: Joshua, Judges,* ni J. Garstang, London, 1931, p. 136, 137) Kung ganito ang paraan na minabuti ng Diyos na gamitin, ang pagtigil ng ilog noong mga araw ni Josue ay makahimalang naganap sa tamang oras upang makasabay ng pagtawid ng Israel sa Jordan sa araw na patiunang ipinabatid ni Jehova sa pamamagitan ni Josue.—Jos 3:5-13.

**ADAR.** Ang pangalan ng ika-12 buwang lunar sa sagradong kalendaryo ng mga Judio pagkaraan ng pagkatapon, ngunit ika-6 na buwan naman sa sekular na kalendaryo. (Es 3:7) Katumbas ito ng huling bahagi ng Pebrero at unang bahagi ng Marso. Sa partikular na mga taon, ang buwang *intercalary* [isinisingit] na tinatawag na Veadar, o ang ikalawang Adar, ay idinaragdag kasunod ng buwan ng Adar.

Sa buwang ito, kung kailan papatapos na ang taglamig at magsisimula na ang tagsibol, nag-uumpisa nang mamulaklak ang mga punong algarroba sa ilang bahagi ng Palestina, at sa mainit-init na mabababang lupain ay maaari nang mag-ani sa mga puno ng kahel at limon.

Sa pamamagitan ng batas na ipinalabas ni Haring Ahasuero ng Persia dahil sa sulsol ng kaniyang punong ministrong si Haman, itinakda ang ika-13 araw ng Adar bilang araw ng pagpuksa sa lahat ng mga Judio sa mga nasasakupang distrito ng kaniyang kaharian. Ngunit isang bagong batas na inilabas nang mamagitan si Reyna Esther ang nakatulong upang magtagumpay ang mga Judio laban sa mga lilipol sana sa kanila, at sa gayon ay iniutos ni Mardokeo na ipagdiwang ang ika-14 at ika-15 araw ng Adar bilang paggunita sa kanilang pagkakaligtas. (Es 3:13; 8:11, 12; 9:1, 15, 20, 21, 27, 28) Ang Judiong kapistahang ito ay tinatawag na Purim, isang pangalang hinalaw sa "Pur, na siyang Palabunot." —Es 9:24-26; tingnan ang PURIM.

Buwan din ng Adar nang matapos ni Gobernador Zerubabel ang muling pagtatayo ng templo sa Jerusalem. (Ezr 6:15) Sa ibang mga talata ng Bibliya, tinutukoy lamang ito bilang ang "ikalabindalawang buwan."—2Ha 25:27; 1Cr 27:15; Jer 52:31; Eze 32:1.

**ADBEEL.** Isang apo ni Abraham, ang ikatlong nakatala sa 12 anak ni Ismael, at ang kaniyang ina ay isang Ehipsiyo. Siya ang pinuno ng isang lipi ng tribo na nagtataglay ng kaniyang pangalan.—Gen 21:21; 25:13-16; 1Cr 1:29.

**ADDAR.**

1. Anak ni Bela, isang Benjaminita.—1Cr 8:1, 3.

2. Isang bayan ng Juda sa timugang hangganan nito malapit sa Kades-barnea. (Jos 15:3) Sa ulat ni Josue, nakatala ito sa pagitan ng Hezron at Karka, ngunit sa Bilang 34:4, lumilitaw na ang pangalang Hezron (nangangahulugang "Looban; Pamayanan") ay itinambal sa Addar upang maging Hazar-addar, yamang ang nabanggit na mga ulat ay magkatulad. Iminumungkahi ng aklat na *Biblical Archaeology*

(ni G. E. Wright, 1962, p. 71) na ang isang posibleng lokasyon nito ay ang ʽAin el-Qudeirat, kung saan may isang di-natutuyong bukal na dumidilig sa isang maliit ngunit matabang libis. Ito ay mga 8 km (5 mi) sa HHK ng ʽAin Qedeis, ang posibleng lokasyon ng Kades-barnea.

**ADI.** Anak ni Cosam at ama ni Melqui. Bilang isang inapo ni David sa pamamagitan ni Natan, si Adi ay ninuno ni Jesus.—Luc 3:28, 31.

**ADIEL** [Ang Diyos ay Isang Palamuti].

1. Ang ama ni Azmavet na inatasan ni Haring David upang mamahala sa kaniyang maharlikang bahay ng kayamanan.—1Cr 27:25, 31.

2. Isa sa mga pinuno ng tribo ni Simeon. Nang mga araw ni Haring Hezekias ng Juda noong ikawalong siglo B.C.E., nakibahagi si Adiel sa pagtataboy sa mga Hamita mula sa pook na malapit sa Gedor. —1Cr 4:36, 38-41.

3. Isang Aaronikong saserdote na mula sa sambahayan ni Imer sa panig ng ama. Ang ama niya ay si Jahzera. Ang kaniyang anak na si Maasai ay naglingkod sa Jerusalem pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya.—1Cr 9:12.

**ADIN** [Mahilig sa Kaluguran]. Isa sa mga ulo ng Israel sa panig ng ama. Ang ilang daan sa kaniyang mga inapo ay bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya kasama ni Zerubabel. (Ezr 2:15; Ne 7:20) Nang maglaon, 51 pa mula sa kaniyang angkan ang bumalik kasama ni Ezra noong 468 B.C.E. (Ezr 8:6) Isang prinsipeng kinatawan ng sambahayan ni Adin sa panig ng ama ang kabilang sa mga nagpatotoo sa "mapagkakatiwalaang kaayusan" na binuo noong mga araw ni Nehemias.—Ne 9:38; 10:1, 16.

**ADINA** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "masiyahan."] Ang anak ni Siza, at isang opisyal na namamahala sa 30 iba pang Rubenita sa hukbo ni David.—1Cr 11:26, 42.

**ADINO.** Tingnan ang JOSEB-BASEBET.

**ADITAIM.** Isa sa mga lunsod ng Juda na nasa Sepela, o mababang lupain. (Jos 15:33, 36) Hindi tiyak kung saan ang eksaktong lugar nito.

**ADLAI.** Ama ni Sapat, na namahala sa mga kawan ni David sa mabababang kapatagan.—1Cr 27:29.

**ADMA** [Lupa]. Isa sa limang lunsod sa rehiyon ng "Mababang Kapatagan ng Sidim" na tinahanan ng mga Canaanita. (Gen 10:19; 14:1-3) Malamang na ang mababang kapatagang ito, o lambak, ay malapit sa timugang dulo ng Dagat Asin.

Kasama ng kalapit na mga lunsod ng Sodoma, Gomorra, Zeboiim, at Bela (Zoar), ang Adma at ang hari nitong si Sinab ay natalo nang sumalakay ang apat na haring taga-silangan. (Gen 14:8-11) Ipinakikita ng Deuteronomio 29:23 na ang Adma ay nawasak nang dakong huli kasama ng Sodoma, Gomorra, at Zeboiim nang magpaulan si Jehova ng apoy at asupre sa buong lupaing iyon. (Gen 19:25) Sa Oseas 11:8 ay tinutukoy ito, kasama ng Zeboiim, bilang isang babalang halimbawa.

Naniniwala ang maraming iskolar na ang orihinal na mga lugar ng Adma at ng iba pang "mga lunsod ng Distrito" ay nasa ilalim na ngayon ng Dagat Asin, bagaman inaangkin ng ilan kamakailan na ang kaguhuan ng mga lunsod ay maaaring iugnay sa mga lugar sa kahabaan ng mga *wadi* (agusang libis) sa dakong S at TS ng Dagat na Patay.—Gen 13:12.

**ADMATA** [mula sa Persiano, nangangahulugang "Di-nalupig"]. Isa sa pitong prinsipe sa kaharian ng Persia at Media na nakalalapit kay Haring Ahasuero. Ang mga prinsipeng ito ay sumang-ayon sa hatol laban kay Reyna Vasti, at lumilitaw na ang gayong komite na binubuo ng pitong tagapayo ay palagiang naglilingkod sa mga haring Persiano.—Es 1:14; Ezr 7:14.

**ADNA** [Kaluguran].

1. Isang Israelita na inapo ng sambahayan ni Pahat-moab sa panig ng ama at kabilang sa mga sumang-ayon na paalisin ang kanilang mga asawang di-Israelita noong panahon ng paglilinis na naganap pagkatapos na magpayo si Ezra na saserdote.—Ezr 10:30, 44.

2. Isang saserdote na kabilang sa sambahayan ni Harim sa panig ng ama noong panahon ng mataas na saserdoteng si Joiakim at ni Nehemias at ni Ezra na saserdote.—Ne 12:12-15, 26.

**ADNAH** [Kaluguran].

1. Isang magiting na opisyal ng militar ng Manases na lumipat mula sa panig ni Saul tungo sa hukbo ni David sa Ziklag. Nakipaglaban siyang kasama ni David sa pagtugis sa pangkat ng mandarambong na mga Amalekita na nagwasak sa kampo ni David sa Ziklag, at siya ay naging isang pinuno sa hukbo ni David.—1Cr 12:20, 21; 1Sa 30:1, 2, 17-19.

2. Isang Judeanong heneral ng mga hukbo noong panahon ng paghahari ni Haring Jehosapat. Siya ay nanguna sa 300,000 magigiting at makapangyarihang mga mandirigma at may kapamahalaan din sa karagdagan pang 480,000 sundalo na nasa ilalim ng pangunguna ng mga heneral na sina Jehohanan at Amasias, na pawang naglilingkod sa hari sa Jerusalem.—2Cr 17:13-16, 19.

**ADON.** Lumilitaw na isang di-matukoy na lokasyon sa Babilonia. Sa pagwawakas ng 70-taóng pagkatiwangwang ng Juda, hindi napatunayan ng ilan sa mga nanirahan sa Adon na bumalik sa Jerusalem, noong 537 B.C.E., ang kanilang talaangkanan mula sa mga pampublikong rekord. Dahil dito, hindi sila naging kuwalipikadong maglingkod bilang mga saserdote. Ipinapalagay ng ilang iskolar na ang binanggit na Adon ay isang indibiduwal na hindi nakapagpatunay ng kaniyang pinagmulang angkan. —Ezr 2:59-62; Ne 7:61-64.

**ADONIAS** [Si Jehova ay Panginoon].

1. Ikaapat na anak ni David, ipinanganak ni Hagit sa Hebron.—2Sa 3:4, 5.

Bagaman iba ang ina ni Adonias, malaki ang pagkakatulad niya kay Absalom sa pagiging ‘napakaganda ng anyo’ at sa kaniyang ambisyon. (1Ha 1:5, 6; ihambing ang 2Sa 14:25; 15:1.) Naging prominente siya sa rekord ng Bibliya noong panahong mahina na si David. Sa kabila ng kapahayagan ni Jehova na ang paghahari ay mapupunta kay Solomon (1Cr 22:9, 10), sinimulang ipaghambog ni Adonias na siya ang susunod na magiging hari ng Israel. Yamang patay na sina Amnon at Absalom, at malamang na pati si Kileab, walang alinlangang ang pag-aangkin ni Adonias sa trono ay batay sa kaniyang pagiging pinakamatandang anak. Tulad ni Absalom, hayagan niyang ipinakita ang kaniyang mga pag-aangkin at hindi siya itinuwid ng kaniyang ama. Nagtipon siya ng mga tagasuporta sa pamamagitan ng pagkuha sa pabor ng ulo ng hukbo, si Joab, at ng ulo ng mga saserdote, si Abiatar. (1Ha 1:5-8) Pagkatapos ay nagdaos siya ng isang piging ng paghahain malapit sa En-rogel, di-kalayuan sa lunsod ng Jerusalem, anupat inanyayahan niya ang karamihan sa maharlikang sambahayan, maliban kina Solomon, Natan na propeta, at Benaias. Maliwanag na ang kaniyang layunin ay maideklara siya bilang hari.—1Ha 1:9, 10, 25.

Kumilos kaagad si Natan na propeta upang hadlangan ang pakana ni Adonias. Pinayuhan niya ang ina ni Solomon na si Bat-sheba na ipaalaala kay David ang sumpa nito na gagawin niyang hari si Solomon. Pagkatapos, sumunod si Natan sa silid ng hari upang pagtibayin ang mga salita ni Bat-sheba at babalaan si David hinggil sa kalubhaan ng situwasyon. Ipinahiwatig din ni Natan na waring kumikilos si David nang lingid sa kaalaman ng kaniyang matatalik na kasamahan. (1Ha 1:11-27) Napakilos nito ang matanda nang hari, at iniutos nito na pahiran kaagad si Solomon bilang kasamang-tagapamahala at kahalili sa trono. Dahil sa pagkilos na ito ay nagkaingay nang may kagalakan ang bayan, anupat narinig iyon hanggang sa piging ni Adonias. Dinagtagal, dumating ang isang mensahero, ang anak ng saserdoteng si Abiatar, dala ang nakababahalang balita na ipinroklama ni David si Solomon bilang hari. Mabilis na nag-alisan ang mga tagasuporta ni Adonias at tumakas siya patungo sa looban ng tabernakulo upang manganlong doon. Pinatawad naman siya ni Solomon sa kundisyon na magpapakabuti na siya.—1Ha 1:32-53.

Gayunman, pagkamatay ni David, lumapit si Adonias kay Bat-sheba at kinumbinsi ito na maging tagapamagitan niya sa harap ni Solomon upang hilingin si Abisag na kabataang tagapag-alaga at kasama ni David para maging kaniyang asawa. Ang pananalita ni Adonias na “ang paghahari ay magiging akin sana, at sa akin itinuon ng buong Israel ang kanilang mukha upang ako ang maging hari” ay nagpapahiwatig na nadama niyang ipinagkait sa kaniya ang kaniyang karapatan, kahit kinilala niyang may patnubay ng Diyos ang bagay na iyon. (1Ha 2:13-21) Bagaman ang kaniyang kahilingan ay maaaring para lamang sa isang kabayaran dahil nawala sa kaniya ang kaharian, mariin nitong ipinahihiwatig na nagniningas pa rin kay Adonias ang apoy ng ambisyon, yamang ayon sa isang alituntunin sa sinaunang Silangan, ang mga asawa at mga babae ng isang hari ay magiging pag-aari lamang ng kaniyang legal na kahalili. (Ihambing ang 2Sa 3:7; 16:21.) Gayon ang naging tingin ni Solomon sa kahilingang ito na ipinaabot sa pamamagitan ng kaniyang ina kung kaya iniutos niyang patayin si Adonias, na kaagad namang isinagawa ni Benaias. —1Ha 2:22-25.

2. Isang Levita na isinugo ni Jehosapat upang magturo sa mga lunsod ng Juda.—2Cr 17:7-9.

3. Isa sa “mga ulo ng bayan” na ang inapo, kung hindi man siya mismo, ay sumama sa ilang mga prinsipe at mga Levita nang ang kontrata ng pagtatapat na ginawa ng pinabalik na mga Israelita noong mga araw nina Nehemias at Ezra ay patotohanan sa pamamagitan ng tatak. (Ne 9:38; 10:1, 14, 16) Iminumungkahi ng ilan na siya rin ang Adonikam sa Ezra 2:13, na ang mga inapo, na may bilang na 666, ay bumalik mula sa Babilonya sa ilalim ni Zerubabel noong 537 B.C.E. Waring pinatutunayan ito ng paghahambing sa mga pangalan ng mga kinatawan ng bayan na nagtatak sa resolusyon na nakaulat sa Nehemias 10 at sa mga pangalan ng mga ulo ng bumalik na mga tapon na nakatala sa Ezra 2.

**ADONI-BEZEK** [Panginoon ng Bezek]. Isang makapangyarihang tagapamahala na humamak sa 70 haring pagano sa pamamagitan ng pagputol sa kanilang mga hinlalaki sa kamay at paa, noong panahon bago sumalakay ang mga Israelita sa Bezek.

May gayunding kaugalian ang sinaunang mga taga-Atenas. Ipinag-utos nila na ang mga bilanggong nahuli sa digmaan ay dapat putulan ng mga

hinlalaki sa kamay. Sa gayon ay makapagsasagwan ang mga ito ngunit hindi makahahawak ng tabak o sibat. Di-nagtagal pagkamatay ni Josue, ang pinagsamang mga hukbo ng Juda at Simeon ay nakipaglaban sa 10,000 sundalo ng mga Canaanita at mga Perizita sa Bezek, anupat napilitang tumakas si Adoni-bezek nang matalo siya. Nang mabihag siya, pinutol din ang kaniyang mga hinlalaki sa kamay at paa, kung kaya nasabi niya: "Kung paano ang ginawa ko, gayon ako ginantihan ng Diyos." Dinala siya sa Jerusalem, at doon na rin siya namatay.—Huk 1:4-7.

**ADONIKAM** [Ang (Aking) Panginoon ay Bumangon [samakatuwid nga, upang tumulong]]. Ang pinagmulan ng isa sa mga sambahayan ng Israel sa panig ng ama. Mahigit na 600 miyembro ng pamilyang ito ang bumalik sa Jerusalem kasama ni Zerubabel pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya. (Ezr 2:13; Ne 7:18) Ang karagdagan pang 63 miyembro ng sambahayang ito sa panig ng ama ay sumama kay Ezra patungong Jerusalem noong 468 B.C.E. (Ezr 8:13) Nang patotohanan ng mga kinatawan ng mga sambahayan sa panig ng ama ang "mapagkakatiwalaang kaayusan," o resolusyon na binuo noong mga araw ni Nehemias, lumilitaw na ang pamilyang ito ay nakatala sa pangalang Adonias.—Ne 9:38; 10:16.

**ADONIRAM** [Ang (Aking) Panginoon ay Mataas (Dinakila)]. Isang prinsipe, may-kakayahang administrador, at anak ni Abda. Naglingkod si Adoniram bilang tagapangasiwa niyaong mga tinawag para sa puwersahang pagtatrabaho noong panahon ng mga paghahari nina David, Solomon, at Rehoboam, anupat gumanap siya ng mahalagang bahagi sa maraming proyekto ng pagtatayo ni Solomon. Nang maglaon, nang maghimagsik ang sampung tribo laban sa mababagsik na utos ni Rehoboam sa Sikem noong 997 B.C.E., isinugo ng hari sa bayan ang tagapangalap na ito para sa puwersahang pagtatrabaho, ngunit 'pinagpupukol nila siya ng mga bato, anupat siya ay namatay.' (2Cr 10:18) Tinutukoy siya sa Kasulatan bilang Adoniram (1Ha 4:6; 5:14), Adoram (2Sa 20:24; 1Ha 12:18), at Hadoram.—2Cr 10:18.

**ADONI-ZEDEK** [Ang (Aking) Panginoon ay Katuwiran]. Isang hari ng Jerusalem noong panahon ng pananakop ng Israel sa Lupang Pangako. Nakisama si Adoni-zedek sa iba pang maliliit na kaharian sa K ng Jordan upang sama-sama nilang pigilan ang nanlulupig na mga hukbo ni Josue. (Jos 9:1-3) Gayunman, nakipagpayapaan kay Josue ang mga Hivitang tumatahan sa Gibeon. Bilang pagganti sa Gibeon at upang mahadlangan din ang iba sa paglipat sa panig ng kaaway, isinanib ni Adoni-zedek ang kaniyang hukbo sa mga hukbo ng apat pang hari ng mga Amorita, at kinubkob niya ang Gibeon at nakipagdigma siya rito. Dahil sa kagila-gilalas na pagliligtas ni Josue sa mga Gibeonita at sa matinding pagkatalo ng pinagsama-samang mga hukbong iyon, ang limang hari ay tumakas patungong Makeda, kung saan sila nasukol sa isang yungib. Si Josue mismo ang pumatay kay Adoni-zedek at sa apat pang hari sa harap ng kaniyang mga hukbo, at ibinitin sila sa mga tulos. Ang kanilang mga bangkay ay inihagis nang dakong huli sa loob ng yungib, na naging libingan nila.—Jos 10:1-27.

**ADORAIM.** Isa sa mga lunsod ng Juda na muling itinayo at pinatibay ni Haring Rehoboam noong ikasampung siglo B.C.E. (2Cr 11:9) Ipinapalagay na ito ay ang makabagong nayon ng Dura na nasa dalisdis ng isang burol mga 8 km (5 mi) sa K ng Hebron.

**ADORAM.** Tingnan ang ADONIRAM.

**ADRAMELEC.**

1. Isang anak ni Haring Senakerib ng Asirya. Pinatay ni Adramelec at ng kaniyang kapatid na si Sarezer ang kanilang ama habang yumuyukod ito sa bahay ng diyos nito na si Nisroc sa Nineve. Pagkatapos ay tumakas sila patungo sa lupain ng Ararat, lumilitaw na sa kinaroroonan ng sinaunang Armenia sa bulubunduking rehiyon sa K ng tinatawag ngayon na Dagat Caspian. (2Ha 19:35-37; Isa 37:36-38) Inilalahad sa isang inskripsiyon ni Esar-hadon, isa pang anak ni Senakerib, na bilang kahalili ng kaniyang ama ay nakipagbaka siya at tinalo niya ang mga hukbo ng mga pumaslang sa kaniyang ama sa Hanigalbat na nasa rehiyong iyon.

2. Isang diyos na sinamba ng mga Separvita, isa sa mga nasupil na bayan na dinala ng hari ng Asirya sa teritoryo ng Samaria pagkatapos niyang dalhin sa pagkatapon ang mga Israelita ng sampung-tribong kaharian. Sinunog ng mga Separvita ang kanilang mga anak sa apoy bilang hain kina Adramelec at Anamelec.—2Ha 17:22-24, 31, 33.

**ADRAMETO.** Isang daungang lunsod sa Dagat Aegeano na masusumpungan sa Misia sa HK sulok ng Asia Minor, sa H ng Pergamo. Sa makabagong Turkey, taglay pa rin ng loobang bayan ng Edremit (sa S ng daungan) ang pangalan ng sinaunang lunsod.

Ang Adrameto ay bahagi ng probinsiya ng Asia sa ilalim ng pamamahala ng Roma at maliwanag na ito'y dating isang mahalagang sentro ng komersiyong pandagat, yamang ito ay nasa lansangang Romano na dumaraan sa Pergamo at Efeso sa da-

kong T at sa Asos, Troas, at Hellespont sa dakong K at H. Malamang na dumaan si Pablo sa Adrameto noong kaniyang ikatlong paglalakbay bilang misyonero. Gayunman, ang tanging tuwirang pagtukoy ng Bibliya sa lugar na ito ay nasa Gawa 27:2. Sa Cesarea, si Pablo, bilang isang bilanggo na nasa pag-iingat ng Romanong opisyal na si Julio, ay lumulan sa isang barkong mula sa Adrameto na dadaong sa mga lugar sa baybayin ng Asia Minor. Ang grupo ni Pablo ay bumaba sa barko samantalang nasa Mira sa Licia at lumipat sa ibang barko na may lulang mga butil mula sa Alejandria na maglalayag patungong Italya.—Gaw 27:3-6.

**ADRIA.** Sa Gawa 27:27 ay may binabanggit na "dagat ng Adria" kung saan gumugol si Pablo ng 14 na mauunos na araw bago mawasak sa pulo ng Malta ang barkong sinasakyan niya. Sinabi ni Strabo na ang pangalang ito ay hinalaw sa lunsod ng Atria na nasa bukana ng Ilog Po sa tinatawag ngayon na Gulpo ng Venice. (*Geography,* 5, I, 8) Ang Italyanong lunsod ng Adria sa kasalukuyan ay nasa dakong loob mula sa baybayin. Lumilitaw na ang pangalang Adria ay itinawag sa katubigan sa kapaligirang iyon at unti-unting pinalawak anupat sumaklaw sa kabuuan ng kasalukuyang Dagat Adriatico, Dagat Ioniano, at sa mga katubigan ng Mediteraneo sa S ng Sicilia (at Malta) at sa K ng Creta. Kaya saklaw ng pangalang ito ang ilang katubigan na sa ngayon ay itinuturing na nasa labas ng Dagat Adriatico; ngunit noong mga araw ni Pablo, wastong masasabi na ang pulo ng Malta ay nasa "dagat ng Adria."

**ADRIEL.** Ang anak na lalaki ni Barzilai, mula sa lunsod ng Abel-mehola.

Ibinigay kay Adriel ang pinakamatandang anak na babae ni Saul na si Merab bilang asawa, bagaman naipangako na ito kay David noong una. (1Sa 18:17-19) Ang lahat ng limang anak ni Adriel ay ibinigay nang dakong huli para patayin upang maipagbayad-sala ang pagtatangka ni Saul na lipulin ang mga Gibeonita. (2Sa 21:8, 9) Sa ulat na ito, si Mical ang tinutukoy na ina ng limang anak ni Adriel sa halip na si Merab. Yamang si Mical ay namatay na walang anak (2Sa 6:23) at hindi binabanggit saanman na naging asawa siya ni Adriel, itinuturing ng ilang tagapagsalin na lumitaw ang pangalan ni Mical dahil sa pagkakamali ng eskriba. Gayunman, ang pangalan ni Mical ang masusumpungan sa halos lahat ng manuskritong Hebreo. Ayon sa tradisyonal na paliwanag, si Merab na nakatatandang kapatid ni Mical ay maagang namatay matapos magsilang ng limang anak kay Adriel kung kaya si Mical ang nagpalaki sa limang anak ng kaniyang kapatid, at ito ang dahilan kung bakit tinutukoy ang mga ito bilang kaniyang mga anak. Ang salin ni Isaac Leeser sa 2 Samuel 21:8 ay kababasahan: "At ang limang anak ni Mical na anak ni Saul, na pinalaki niya para kay Adriel."

**ADULAM.** Isang lunsod ng Juda na nasa matabang mababang lupain o Sepela sa bandang kalagitnaan ng Betlehem at ng Lakis. (Jos 15:35) Ipinapalagay na ito ay ang Tell esh-Sheikh Madhkur (Horvat ʽAdullam), mga 26 na km (16 na mi) sa KTK ng Jerusalem. Ang orihinal na pangalan nito ay waring napanatili sa pangalan ng kalapit na mga guho ng ʽId el-Ma (Miyeh). Mula sa lugar ng Adulam ay matatanaw ang Wadi es-Sur at ang pasukan mula sa bahaging iyon ng Sepela patungo sa loob ng Juda, kaya naman isa itong estratehikong dako. Pangunahin itong nakilala dahil sa "yungib ng Adulam," kung saan tumakas si David mula kay Haring Saul. Maraming yungib na batong-apog ang masusumpungan sa lugar na ito.—2Sa 23:13.

Maliwanag na ang Adulam ay isang sinaunang lunsod. Ang unang pagkabanggit nito sa Bibliya ay may kaugnayan kay Hira na "Adulamita," na naging kaibigan ni Juda bago lumipat sa Ehipto ang pamilya ni Jacob. (Gen 38:1, 2, 12, 20) Noong panahon ng pagsalakay ni Josue pagkaraan ng mga tatlong siglo, ang Adulam ay isa sa 31 maliliit na kaharian na nilupig niya. (Jos 11:1-15; 12:15) Nang maglaon, ang Adulam ay itinakda sa Juda kasama ng iba pang mga lunsod ng Sepela.—Jos 15:33-35.

Noong panahong tinutugis si David ni Haring Saul, siya ay tumakas mula sa Filisteong hari na si Akis ng Gat at umahon sa Adulam sa isang yungib, kung saan nang bandang huli ay sumama sa kaniya ang mga 400 lalaki. (1Sa 22:1-5) Yamang ang lugar na ito ay mga 19 na km (12 mi) lamang sa KTK ng Betlehem, maaaring alam na ito ni David mula pa noong mga araw ng kaniyang pagpapastol. Palibhasa'y mahirap itong marating, angkop na gamitin ito ni David bilang kaniyang moog. Nang dakong huli, noong panahon ng kaniyang paghahari, ginamit ito ni David bilang isang himpilan ng operasyong militar sa mga pakikipagdigma laban sa mga Filisteo. Mula sa dakong ito, tatlong mandirigma ang sapilitang pumasok sa Betlehem upang ikuha si David ng tubig sa imbakang-tubig doon. Gayunman, tinanggihan niyang inumin ang tubig yamang kumakatawan iyon sa kanilang dugo na isinapanganib nila upang makuha iyon.—1Cr 11:15-19; 12:16; 2Sa 5:17, 18.

Ang Adulam ay isa sa 15 sunud-sunod na tanggulang lunsod na pinatibay ni Rehoboam ng Juda. (2Cr 11:5-12) Ang mga lunsod na ito, na nilayong maglaan ng proteksiyon mula sa K at T, ay nilupig ng mga hukbo ni Senakerib noong panahon ng

pamamahala ni Hezekias (732 B.C.E.). (2Ha 18:13) Noong mga araw ni Nehemias, binabanggit ang Adulam bilang isa sa mga lunsod na muling pinamayanan ng mga Judiong bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya.—Ne 11:30.

**ADUMIM** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "pula"; posible, Mga Pulang Bato]. Ang sampahan ng Adumim ay isang matarik na daanan na mga 12 km (7.5 mi) sa SHS ng Jerusalem at nasa kalagitnaan ng mga lunsod ng Jerico at Jerusalem. Ito'y paahon mula sa mababang Libis ng Jordan hanggang sa bulubunduking pook ng Juda. Mula pa noong sinaunang mga panahon hanggang sa ngayon, ang lansangan sa pagitan ng dalawang lunsod na iyon ay bumabagtas sa daanang ito. Gayunman, binanggit ito sa rekord ng Bibliya bilang isang palatandaan lamang ng hangganan sa pagitan ng mga teritoryo ng Juda at ng Benjamin.—Jos 15:7; 18:17.

Sa wikang Arabe, ang daanang ito ay tinatawag na Tal'at ed-Damm (nangangahulugang "Sampahan ng Dugo") at sa Hebreo naman ay Ma'ale Adumim (nangangahulugang "Sampahan ng Adumim"). Bagaman ipinapalagay ng ilang sinaunang manunulat na ang pinagmulan ng pangalan ng daanan ay ang pagbububo ng dugo na ginawa ng mga magnanakaw at mga tulisan, mas malamang na hinango iyon sa mamula-mulang kulay ng lupa dahil sa nakalantad na mga bahaging may okre. Laging mapanganib sa rutang ito dahil liblib ang rehiyong iyon at malimit ang nakawan doon, at mula pa noong unang mga panahon, isang kuta ang pinananatili roon upang maprotektahan ang mga manlalakbay. Dahil dito, ang lugar na iyon ang iminumungkahing pinangyarihan ng pagsalakay sa manlalakbay na 'pababa patungong Jerico,' gaya ng binanggit sa ilustrasyon ni Jesus tungkol sa madamaying Samaritano.—Luc 10:30-37.

Ang "agusang libis" na binanggit sa Josue 15:7, na sa dakong T niyaon masusumpungan ang sampahan ng Adumim, ay maliwanag na ang Wadi el Qilt, na halos kaagapay ng lansangan at bumabagtas di-kalayuan sa T ng Jerico patungo sa Ilog Jordan.

**AFIAS.** Isang Benjamita at isa sa mga ninuno ni Haring Saul.—1Sa 9:1, 2.

**AGABO.** Isang propetang Kristiyano na bumaba sa Antioquia ng Sirya mula sa Jerusalem, kasama ng iba pang mga propeta, noong taóng mamalagi roon si Pablo.

Inihula ni Agabo sa pamamagitan ng espiritu "na isang malaking taggutom ang malapit nang dumating sa buong tinatahanang lupa." (Gaw 11:27, 28) Gaya ng sinasabi ng ulat, ang hula ay natupad noong panahon ng paghahari ni Emperador Claudio (41-54 C.E.). Nabanggit ng Judiong istoryador na si Josephus ang "malaking taggutom" na ito.—*Jewish Antiquities,* XX, 51 (ii, 5); XX, 101 (v, 2).

Sa pagtatapos ng huling paglalakbay ni Pablo bilang misyonero (mga 56 C.E.), sinalubong siya sa Cesarea ni Agabo, na humulang aarestuhin si Pablo sa Jerusalem. Isinalarawan niya ito sa pamamagitan ng paggapos sa kaniyang sariling mga kamay at paa gamit ang pamigkis ni Pablo.—Gaw 21:8-11.

**AGAG.** Ang pangalan o titulo na ikinapit sa mahigit sa isang hari ng mga Amalekita.

1. Sa ikatlong makahulang pananalita ni Balaam, inihula niya na isang hari ng Israel ang magiging 'mas mataas kaysa kay Agag, at ang kaharian nito ay madadakila.' (Bil 24:7) Ang mga salitang ito ay binigkas noong mga 1473 B.C.E., at wala nang anumang pagbanggit tungkol kay Agag hanggang noong maghari si Haring Saul (1117-1078 B.C.E.). Dahil dito, iminumungkahi ng ilang iskolar na ang "Agag" ay isang titulo na ginamit ng mga hari ng mga Amalekita katulad ng titulong Paraon na ginamit ng mga hari ng Ehipto. Posible rin na isang kaso lamang ito ng paulit-ulit na paggamit ng isang personal na pangalan. Anuman ang kalagayan, ipinahihiwatig ng paraan ng pagtukoy ni Balaam kay Agag na ang kaharian nito ay isang makapangyarihang kaharian noong panahong iyon.—Bil 24:20; tingnan ang AMALEK, MGA AMALEKITA.

2. Ang hari ng Amalek na tinalo ni Haring Saul bilang katuparan ng hatol ni Jehova. (Exo 17:14; Deu 25:17-19; 1Sa 15:1-7) Gayunman, hindi pinatay ni Saul si Agag at hinayaan niyang kunin ng bayan ang ilan sa mga samsam. Dahil dito, ipinahayag ni Samuel na itinakwil ng Diyos si Saul bilang hari. (1Sa 15:8-29) Pagkatapos, si Agag ay pinatay ni Samuel, na nagsabi sa kaniya: "Kung paanong dahil sa iyong tabak ay naulila sa anak ang mga babae, gayon magiging pinakaulila sa anak ang iyong ina sa gitna ng mga babae."—1Sa 15:32, 33; ihambing ang Huk 1:5-7.

**AGAGITA** [Ni (Kay) Agag]. Isang termino na ikinapit kay Haman at sa kaniyang ama, si Hamedata, sa Esther 3:1, 10; 8:3, 5; 9:24. Lumilitaw na ipinakikilala sila nito bilang mga inapo ni Agag at samakatuwid ay mula sa angkan ng mga Amalekita. Karaniwan nang gayon ang pagkaunawa ng mga Judio sa pananalitang ito at ipinapalagay nila na si Agag ang monarkang binanggit sa 1 Samuel 15:8-33. Tinutukoy ni Josephus si Haman bilang "mula sa angkan ng mga Amalekita." (*Jewish Antiquities,* XI, 209 [vi, 5]) Si Mardokeo ay isang inapo ni Kis na mula sa tribo ni Benjamin, kung kaya siya at si Haman ay masasabing mortal na magkaaway. —Es 2:5.

**AGAS** [sa Ingles, *running discharge*]. Isang termino sa Bibliya na tumutukoy sa mga karamdamang nauugnay sa ari ng lalaki o ng babae. (Lev 15:2, 19, 25; Bil 5:2, 3; 2Sa 3:29) Sa kaso ng mga lalaki, nauugnay ito sa di-malusog na kalagayan, anupat may lumalabas o bumabara sa ari. (Lev 15:2, 3) Walang supling na lalaki ni Aaron ang pinahintulutang kumain ng "mga banal na bagay" habang marumi siya dahil sa kaniyang agas.—Lev 22:4.

Kung minsan, ang pananalitang "agas" ay tumutukoy sa regular at normal na pagreregla ng babae. (Lev 15:19-24) Gayunman, ginagamit din ito upang tumukoy sa matagal na pag-agas ng dugo dahil sa sakit, at sa gayon ay isa itong di-normal na pag-agas ng dugo. (Lev 15:25-30) Sa huling nabanggit na kalagayan, tumukoy ito sa malalang "pag-agas ng dugo" na dinanas ng isang babae nang 12 taon bago siya pinagaling ni Jesu-Kristo.—Mat 9:20-22.

Ayon sa Kautusan, ang taong inaagasan ay marumi, anupat ang mga bagay at mga taong hihipuin niya ay magiging marumi. Kapag tumigil na ang agas na *dahil sa sakit,* ang indibiduwal ay gagawa ng espesipikong mga hakbang para sa pagpapadalisay.—Lev 15; tingnan ang MALINIS, KALINISAN.

**AGATA.** Mahalagang batong pampalamuti na isang anyo ng calcedonia, isang uri ng kwarts na may kulay.

Ang karamihan sa mga agata ay namumuo bilang mga butil sa patung-patong na deposito ng *silica* na nasa mga butas sa loob ng ilang uri ng bato. Ang ilang suson ng agata ay malinaw at ang ilan naman ay malabo, at iba-iba rin ang mga kulay ng mga ito dahil sa mikroskopikong mga partikula ng mga *iron salt.* Ang mga agata ay may kombinasyon ng mga kulay na gaya ng dilaw, kayumanggi, abuhin, asul, o itim, at may magagandang disenyo gaya ng maninipis at makakapal na guhit, o ulap-ulap. Ang agata ay mas matigas nang kaunti kaysa sa bakal at maaaring pakinisin para maging makintab na makintab.

Posibleng nanggaling sa Ehipto ang agata na ginamit ng mga Israelita sa ilang. Ayon kay Pliny na Nakatatanda, matatagpuan sa kapaligiran ng Thebes ang mga pulang agata na may mga guhit na puti. Maaaring ang gayong pulang agata ang uri ng batong inilagay sa "pektoral ng paghatol" ng mataas na saserdote upang kumatawan sa isa sa 12 tribo ng Israel. Agata (sa Heb., *shevohʹ,* isang uri ng mahalagang bato) ang panggitnang bato sa ikatlong hanay ng pektoral ni Aaron.—Exo 28:2, 15, 19 (tlb sa *Rbi8*), 21; 39:12.

**AGEE.** Isang Hararita at ama ni Shamah na isa sa makapangyarihang mga lalaki ni David.—2Sa 23:8, 11.

**AGILA** [sa Heb., *neʹsher;* sa Aramaiko, *nesharʹ;* sa Gr., *a·e·tosʹ*]. Isang malaking ibong maninila. Naniniwala ang ilan na ang pangalan nito sa Hebreo ay hinalaw sa salitang-ugat na nangangahulugang "luray-lurayin o wakwakin." Ipinapalagay naman ng iba na ito ay *onomatopoeic* (isang pangalan na ang mismong tunog ay nagpapahiwatig kung ano ang tinutukoy) at sinasabi nila na ang *neʹsher* ay nagpapahiwatig ng "humahagibis na tunog," o "kumikislap na sinag," samakatuwid ay isang ibon na dumadagit sa sisilain nito, anupat bumubulusok na may humahagibis na tunog at tulad ng kumikislap na liwanag sa himpapawid. Sa alinmang kaso, tumpak na inilalarawan ng terminong Hebreo ang agila, na ang tulad-kidlat na pagbulusok nito mula sa napakatataas na dako ay lumilikha ng humahaginit na tunog habang ang hangin ay dumaraan sa mga dulong balahibo ng nakabukang mga pakpak nito. Palibhasa'y isang ibong naninila at umiinom ng dugo (Job 39:27, 30), ang agila ay kasama sa mga ibon na nakatala sa Kautusang Mosaiko bilang "marumi." —Lev 11:13; Deu 14:12.

**Mga Uri ng Agila sa Palestina.** Kabilang sa mga agila na makikita ngayon sa Israel ang *imperial eagle* (*Aquila heliaca*), ang *golden eagle* (*Aquila chrysaëtos*), at ang *short-toed eagle* (*Circaëtus gallicus*). Ang *golden eagle,* na tinawag nang gayon dahil may ginintuang kinang ang ulo at batok nito, ay isang kahanga-hanga at matingkad-kayumangging ibon na ang taas ay mga 1 m (3 piye), anupat ang sukat ng nakabukang mga pakpak nito mula sa dulo't dulo ay mga 2 m (6.5 piye). Ang mga agila ay karaniwan nang medyo malaki ang ulo at nakausli ang dakong kilay sa ibabaw ng mga mata nito, may maikli, malakas at hugis-kalawit na tuka, malalakas na binti, at matatalim at malalakas na kuko.

***'Dinala sa mga pakpak ng mga agila' —ano ang saligan ng makasagisag na pananalitang ito?***

Ang rehiyon ng Sinai ay tinatawag na "lupain ng mga agila," kung saan ang mga ibong ito ay pumapaimbulog at sumasalimbay sa pamamagitan ng kanilang malalakas at malalapad na pakpak. Kaya naunawaan ng pinalayang mga Israelita na nagkatipon sa Bundok Sinai ang pagiging angkop ng larawang itinatawid ng mga salita ng Diyos, na dinala niya sila papalabas ng Ehipto "sa mga pakpak ng mga agila." (Exo 19:4; ihambing ang Apo 12:14.) Pagkaraan ng halos 40 taon, maihahambing ni Moises ang pag-akay ni Jehova sa Israel sa ilang sa pangangalaga ng agila na "gumagalaw ng kaniyang pugad, umaali-aligid sa kaniyang mga inakáy,

nag-uunat ng kaniyang mga pakpak, kumukuha sa kanila, nagdadala sa kanila sa kaniyang mga bagwis." (Deu 32:9-12) Kapag maaari nang lumipad ang mga inakáy, pinakikilos sila ng kanilang magulang, anupat ipinapagaspas at ikinakampay ang kaniyang mga pakpak upang ipakita sa mga inakáy kung ano ang gagawin, at pagkatapos ay itinutulak sila sa gilid ng pugad at inuudyukan sila na lumipad.

Bagaman pinag-aalinlanganan ng ilan kung aktuwal ngang dinadala ng agila ang inakáy sa likuran nito, iniulat ni Sir W. B. Thomas na pinatutunayan ng isang *guide* sa Scotland, hinggil sa *golden eagle,* na "ang mga magulang na ibon, matapos ganyakin ang inakáy at kung minsan ay itulak ito mula sa pugad, ay sumasalimbay sa ilalim ng nagpupunyaging inakáy at sinasalo ito ng kanilang mga pakpak at likuran." (*The Yeoman's England,* London, 1934, p. 135) Sinipi sa *Bulletin* ng Smithsonian Institution (1937, Blg. 167, p. 302) ang sinabi ng isang tagapagmasid sa Estados Unidos: "Nagsimula ang ina sa pugad na nasa malalaking bato, at walang-ingat na nakitungo sa inakáy anupat hinayaan niya itong mahulog, sa palagay ko, nang mga siyamnapung piye; pagkatapos ay sasalimbay siya sa ilalim nito nang nakabuka ang mga pakpak at dadapo ang inakáy sa kaniyang likuran. Lilipad siya sa taluktok ng kabundukan kasama ito at uulitin niya ang proseso. . . . Manghang-mangha kami ng aking ama habang pinanonood namin ito nang mahigit sa isang oras." Bilang komento sa mga pananalitang ito, si G. R. Driver ay nagsabi: "Kung gayon, ang paglalarawan [sa Deuteronomio 32:11] ay hindi kathang-isip lamang kundi batay sa tunay na pangyayari."—*Palestine Exploration Quarterly,* London, 1958, p. 56, 57.

**Mataas na Pugad at Malayong Abot ng Paningin.** Ang mga ugali ng agila sa paggawa ng pugad ay idiniin sa pagtatanong ng Diyos kay Job sa Job 39:27-30. Ang pugad ay maaaring nasa mataas na punungkahoy o nasa malaking bato ng isang dalisdis o mabatong bangin. Sa paglipas ng mga taon, ang pugad ay maaaring tumaas nang hanggang 2 m (6.5 piye), anupat yaong sa ibang mga agila ay maaari pa ngang tumimbang nang mga isang tonelada! Ang seguridad at pagiging mahirap maabot ng pugad ng agila ay ginamit din ng mga propeta sa makasagisag na paraan sa kanilang mga mensahe laban sa matayog na kaharian ng Edom na nasa mabatong kabundukan ng rehiyon ng Araba.—Jer 49:16; Ob 3, 4.

Ang malayong abot ng paningin ng agila, na binanggit sa Job 39:29, ay pinatutunayan ni Rutherford Platt sa kaniyang aklat na *The River of Life* (1956, p. 215, 216), na naglalahad din tungkol sa kakaibang disenyo ng mata ng agila, anupat pinatotohanan ang karunungan ng Maylalang. Ang aklat ay nagsasabi:

"Makikita natin ang pinakamatalas na mga mata sa buong kaharian ng mga hayop . . . [sa] mga mata ng agila, buwitre, at lawin. Napakalinaw ng mga mata nila anupat mula sa isang libong piye sa himpapawid ay kaya nilang makita ang isang rabit o isang ibong *grouse* na halos nakatago sa damuhan.

"Matalas ang paningin ng mata ng isang maninila dahil ang repleksiyon ng bagay na nakita ay tumatama sa makapal na kumpol ng mga selulang matutulis at hugis-balisungsong. Ang maliit na bahaging ito sa likuran ng bilog ng mata ay tumatanggap ng liwanag mula sa bagay na tinitingnan sa pamamagitan ng libu-libong tulis sa isang pantanging paraan na nakabubuo ng isang malinaw na larawan sa isipan. Sa halos lahat ng mga maninila, gaya ng *skunk, cougar,* at tao, ang nag-iisang bahagi na may mga selulang hugis-balisungsong ay sapat na; tumitingin tayo nang deretso sa unahan at direktang nilalapitan ang bagay na tinitingnan natin. Ngunit hindi ganito ang agila o ang lawin yamang pagkatapos niyang tutukan ang rabit sa damuhan ng kaniyang matalas na pampokus na mga selulang hugis-balisungsong, dinadagit niya ito sa pamamagitan ng isang mahaba at pahilis na pagsalimbay. Dahil dito, ang larawan ng pinupuntirya ay tumatagos sa likod ng bilog ng mata sa isang pakurbang linya. Ang gayong linya ay eksaktong nakalatag para sa mata ng agila anupat sa halip na may isang kumpol lamang ng mga selulang hugis-balisungsong, ang sumasalimbay na ibon ay may pakurbang linya ng gayong mga selula. Kaya naman habang sumasalimbay ang agila, ang kaniyang mga mata ay nananatiling nakapokus sa rabit na nasa damuhan."—Ihambing ang Jer 49:22.

**Mga Kakayahan sa Paglipad.** Ang pagiging matulin ng agila ay itinatampok sa maraming teksto. (2Sa 1:23; Jer 4:13; Pan 4:19; Hab 1:8) Iniulat na may mga agilang lumalampas sa bilis na 130 km bawat oras (80 mi bawat oras). Nagbabala si Solomon na ang kayamanan ay 'gumagawa ng mga pakpak para sa kaniyang sarili' gaya ng mga pakpak ng agilang lumilipad patungo sa himpapawid (Kaw 23:4, 5), at nagdalamhati naman si Job dahil sa mabilis na paglipas ng buhay, anupat inihambing ito sa tulin ng isang agila na naghahanap ng masisila. (Job 9:25, 26) Gayunman, yaong mga nagtitiwala kay Jehova ay tatanggap ng lakas upang makapagpatuloy, na para bang pumapailanlang sila sa pamamagitan ng tila walang-kapagurang mga pakpak ng pumapaimbulog na agila.—Isa 40:31.

Ang makabagong mga siyentipiko ay humahanga sa "lipad ng agila sa langit," gaya ng pagkamangha

2. Isang anak ni Semaa na Gibeatita, at ulo ng makapangyarihang mga Benjamita na sumuporta kay David sa Ziklag.—1Cr 12:1-3.

**AHIHUD.** Bagaman magkaiba ng baybay at tuldok-patinig sa Hebreo, ang mga pangalan ng dalawang magkaibang indibiduwal sa ibaba ay magkapareho ng baybay sa Tagalog.

1. [*'Achi·hudh',* posible, "Ang Kapatid ay Dangal"]. Anak ni Selomi; bilang pinuno ng tribo ni Aser, pinili siya upang tumulong sa paghahati-hati ng Lupang Pangako sa bayan.—Bil 34:18, 27, 29.

2. [*'Achi·chudh'*]. Kapatid ni Uza, mula sa tribo ni Benjamin.—1Cr 8:7.

**AHIKAM** [Ang (Aking) Kapatid ay Bumangon [samakatuwid nga, sa pagbabaka]]. Anak ni Sapan na maharlikang kalihim noong panahon ng paghahari ni Josias. Si Ahikam ay isa sa limang lalaki na isinugo ni Josias sa propetisang si Hulda upang sumangguni hinggil sa nabasa nila sa natuklasang aklat ng Kautusan. (2Ha 22:12-14; 2Cr 34:20-22) Nang maglaon ay ipinagsanggalang niya ang buhay ni Jeremias nang ito ay mapasapanganib. (Jer 26:24) Ang anak ni Ahikam na si Gedalias ay naging gobernador ng Juda pagkatapos na mawasak ang Jerusalem noong 607 B.C.E.—2Ha 25:22; Jer 40:5.

**AHILUD.** Ama ng maharlikang tagapagtala ni David na si Jehosapat. (2Sa 8:16; 1Cr 18:15) Malamang na ama ni Baana, isang kinatawan para sa paglalaan ng pagkain sa sambahayan ni Solomon. —1Ha 4:7, 12.

**AHIMAAS.**

1. Ama ng asawa ni Saul na si Ahinoam.—1Sa 14:50.

2. Anak ng saserdoteng si Zadok at ama ni Azarias. (1Cr 6:8, 9, 53) Nang maghimagsik si Absalom laban sa kaniyang amang si David at agawin ang trono nito, ang kabataang si Ahimaas ay gumanap ng mahalagang papel sa paghahatid ng impormasyon kay David. Noong isang pagkakataon, nang siya at ang kaniyang kasama ay muntik nang mahuli, nagtago sila sa isang balon. Ang bunganga nito ay nilagyan ng isang babae ng takip na pinatungan ng mga butil. (2Sa 15:27, 36; 17:17-21) Nang mapatay si Absalom, isang Cusitang mananakbo ang pinili na maghatid ng balita kay David. Nagpumilit si Ahimaas na payagan din siyang tumakbong kasunod nito. Nang pahintulutan siya, nilampasan niya ang unang mananakbo at, nang papalapit na sa lunsod, nakilala siya sa kaniyang pagtakbo. "Ito ay isang mabuting lalaki, at paririto siyang may mabuting balita," ang bulalas ni David. Gayon nga ang nangyari; iniulat ni Ahimaas ang mabuting balita at itinira ang masamang balita upang sabihin ng ikalawang mensahero. (2Sa 18:19-32) Hindi matiyak kung naging mataas na saserdote si Ahimaas. Sinasabi ng ilan na maaaring namatay siya nang una sa kaniyang ama, kung kaya naging posible na ang anak ni Ahimaas na si Azarias ang humalili kay Zadok.—1Ha 4:2; 1Cr 6:8-10.

3. Asawa ng anak ni Solomon na si Basemat, at isa sa 12 kinatawan na inatasang maglaan ng pagkain sa sambahayan ng hari, isang buwan sa isang taon, mula sa teritoryo ng Neptali. (1Ha 4:7, 15) Ipinapalagay ng ilan na siya rin ang Blg. 2.

**AHIMAN.**

1. Kapatid nina Sesai at Talmai. Malamang na sina Ahiman, Sesai, at Talmai ay kumakatawan sa tatlong pamilya ng mga Anakim na naninirahan sa Hebron nang tiktikan ng mga Israelita ang Canaan noong 1512 B.C.E. (Bil 13:22, 28, 33) Pagkaraan ng maraming taon, ang mga Anakim na ito ay itinaboy ni Caleb at ng nanlulupig na mga Judeano.—Jos 14:10-15; 15:13, 14; Huk 1:10.

2. Isang Levita at isa sa mga pinagkakatiwalaang bantay ng pintuang-daan ng Jerusalem pagkabalik mula sa pagkatapon sa Babilonya.—1Cr 9:17, 18.

**AHIMELEC.**

1. Anak ni Ahitub at apo sa tuhod ni Eli; mataas na saserdote sa tabernakulong nasa Nob. Dahil sa pagtulong ni Ahimelec kay David nang hindi nalalaman na tumatakas ito mula kay Saul, siya (kasama ang 84 na iba pang mga saserdote ni Jehova, gayundin ang mga lalaki, mga babae, at mga bata sa Nob) ay pinatay ng Edomitang si Doeg. Si Abiatar ang kaisa-isang anak ni Ahimelec na nakatakas. (1Sa kab 21, 22) Sa kalaunan, nang kathain ni David ang Awit 52, inalaala niya ang kabuktutang ginawa ni Doeg. (Aw 52:Sup) Ipinaalaala rin ni Jesus ang karanasan ni David may kinalaman kay Ahimelec. —Mat 12:3, 4; Mar 2:25, 26; Luc 6:3, 4; tingnan ang AHIAS Blg. 3.

2. Anak ni Abiatar at apo ni Ahimelec, na pinatay ni Doeg.—1Cr 18:16; 24:3, 6, 31.

3. Isang Hiteo na niyaya ni David ngunit hindi sumama rito nang pumuslit ito sa loob ng kampo ni Saul noong isang gabi.—1Sa 26:6, 7.

**AHIMOT** [posible, Kapatid ng Kamatayan]. Isang Levitang anak ni Elkana na mula sa pamilya ni Kohat.—1Cr 6:25.

**AHINADAB** [Ang Kapatid ay Nakahanda (Marangal; Bukas-palad)]. Isa sa 12 kinatawan na buwanang naghahalinhinan sa paglalaan ng pagkain para sa maharlikang sambahayan ni Solomon. (1Ha 4:7, 14) Ang kaniyang himpilan ay ang Mahanaim at ang kaniyang atas na teritoryo naman ay ang timugang Gilead.

**AHINOAM** [Ang Kapatid ay Kaigayahan].

1. Asawa ni Haring Saul, anak ni Ahimaas, at lumilitaw na ina ni Jonatan.—1Sa 14:49, 50.

2. Ang Jezreelitang asawa ni David. (1Sa 25:43; 2Sa 2:2) Sumama siya kay David sa pagkatapon nito sa Filistia, nabihag siya ng mga manlulusob na Amalekita sa Ziklag, at nailigtas siya nang walang pinsala. (1Sa 27:3; 30:5, 18) Nang maglaon, isinilang niya sa Hebron ang panganay na anak ni David, si Amnon.—2Sa 3:2; 1Cr 3:1.

**AHIO** [pinaikling anyo ng Ahias; o, posible, Nakababatang Kapatid].

1. Lumilitaw na isang anak ni Berias at apo ni Elpaal, mula sa tribo ni Benjamin.—1Cr 8:12-16.

2. Isang Benjamita, anak ni Jeiel sa kaniyang asawang si Maaca.—1Cr 8:29, 31; 9:35-37.

3. Anak ni Abinadab ng Kiriat-jearim. Noong inililipat ang kaban ng tipan patungong Jerusalem sakay ng isang bagong karwahe, naglalakad si Ahio sa unahan nito nang pabagsakin ang kaniyang kapatid na si Uzah dahil sa paghipo sa Kaban.—2Sa 6:3, 4; 1Cr 13:7-10.

**AHIRA** [posible, Ang Aking Kapatid ay Isang Kasamahan (Kaibigan)]. Anak ni Enan, at pinuno ng tribo ni Neptali noong panahong nagpapagala-gala ang Israel sa ilang. Kasunod ng iba pang mga pinuno, nagbigay siya ng sarili niyang abuloy noong pasinayaan ang altar.—Bil 1:15; 2:29; 7:1-3, 78; 10:27.

**AHIRAM** [Ang Aking Kapatid ay Mataas (Dinakila)]. Isang anak ni Benjamin at pinagmulan ng isang pamilya. (Bil 26:38) Lumilitaw na siya rin ang Ehi sa Genesis 46:21 at ang Ahara sa 1 Cronica 8:1.

**AHIRAMITA, MGA** [Ni (Kay) Ahiram]. Isang pamilyang nagmula kay Ahiram, isang anak ni Benjamin.—Bil 26:38.

**AHISAHAR** [Kapatid ng Bukang-liwayway]. Huling binanggit na anak na lalaki ni Bilhan at inapo ni Benjamin.—1Cr 7:6, 10, 11.

**AHISAMAC** [Ang Aking Kapatid ay Umalalay]. Danitang ama ni Oholiab, ang bihasang manggagawa na kasama ni Bezalel sa pagtatayo ng tabernakulo.—Exo 31:2-6; 35:34; 38:23.

**AHISAR.** Ang prinsipeng katiwala na nangasiwa sa sambahayan ng palasyo ni Solomon.—1Ha 4:2, 6.

**AHITOPEL.** Isang katutubo ng Gilo na nasa mga burol ng Juda (2Sa 15:12), ama ng isa sa makapangyarihang mga lalaki ni David na nagngangalang Eliam, at posibleng lolo ni Bat-sheba. (2Sa 11:3; 23:34) Bilang personal na tagapayo ni David, ang matalinong payo ni Ahitopel ay itinuring na parang salita mismo ni Jehova. (2Sa 16:23) Nang maglaon, ang dating malapít na kasamahang ito ay naging traidor at nakisama sa anak ni David na si Absalom sa pag-agaw sa kapangyarihan ng hari. Bilang isa sa mga pasimuno ng paghihimagsik, pinayuhan niya si Absalom na halayin ang mga babae ni David, at humingi siya ng pahintulot na magtipon ng isang hukbo na binubuo ng 12,000 at kaagad na tugisin at patayin si David habang hindi pa ito organisado at mahina pa. (2Sa 15:31; 16:15, 21; 17:1-4) Nang biguin ni Jehova ang agresibong pakanang ito, at sundin ni Absalom ang payo ni Husai, maliwanag na natanto ni Ahitopel na mabibigo ang paghihimagsik ni Absalom. (2Sa 15:32-34; 17:5-14) Nagpatiwakal siya at inilibing kasama ng kaniyang mga ninuno. (2Sa 17:23) Maliban sa panahon ng digmaan, ito ang tanging kaso ng pagpapatiwakal na binanggit sa Hebreong Kasulatan. Lumilitaw na ang kaniyang ginawang pagtatraidor ay ginunita sa Awit 55:12-14.

**AHITUB** [Ang Aking Kapatid ay Kabutihan].

1. Isang inapo ng anak ni Aaron na si Itamar; anak ni Pinehas at apo ng mataas na saserdoteng si Eli. (1Sa 14:3; 1Cr 24:3) Pagkamatay ng kaniyang ama at lolo sa iisang araw, posibleng nanungkulan si Ahitub bilang mataas na saserdote. (1Sa 4:17, 18) Ang kaniyang anak, ang mataas na saserdoteng si Ahimelec, ay pinatay sa utos ni Saul.—1Sa 22:9-20.

2. Anak ni Amarias, isang inapo ng anak ni Aaron na si Eleazar. (1Cr 6:3-8) Walang mababasa sa Kasulatan na gumanap si Ahitub bilang mataas na saserdote yamang ang katungkulang ito ay nasa angkan ni Itamar noong panahong iyon. Ang anak ni Ahitub na si Zadok ay naglingkod bilang pangalawahing saserdote, hindi bilang mataas na saserdote, noong panahon ng paghahari ni David, at pagkatapos ay inatasan siyang humalili kay Abiatar bilang mataas na saserdote noong panahon ng paghahari ni Solomon.—2Sa 8:17; 1Cr 18:16; 1Ha 1:8; 2:27.

3. Isa pang saserdote na nagmula kay Ahitub Blg. 2. Isiningit sa mga talaan ng angkan ang pananalitang “isang lider sa bahay ng tunay na Diyos” bilang pagtukoy sa kaniya. (1Cr 9:11; Ne 11:11) Amarias din ang pangalan ng kaniyang ama, at lumilitaw sa 1 Cronica 9:11 at Nehemias 11:11 na ang kaniyang anak ay si Meraiot at ang kaniyang apo ay si Zadok.—1Cr 6:11, 12; Ezr 7:2.

**AHOA, AHOHI, AHOHITA.** Isang inapo ni Benjamin sa pamamagitan ni Bela. (1Cr 8:1-4) Marahil ay siya rin ang Ahias sa 1 Cronica 8:7. Ang ilan sa kaniyang mga inapo, ang mga Ahohita, ay mga prominenteng mandirigma sa hukbo ni David.—2Sa 23:9, 28; 1Cr 11:12, 29; 27:4.

**AHUMAI.** Ang unang binanggit na anak ni Jahat sa mga talaangkanan ni Juda.—1Cr 4:1, 2.

**AHUZAM** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "tanganan"]. Ang unang binanggit na anak ni Ashur, mula sa tribo ni Juda, sa kaniyang asawang si Naara.—1Cr 4:5, 6; 2:3-5, 24.

**AHUZAT** [Pag-aari]. Ang "matalik na kaibigan" na sumama kay Abimelec, ang Filisteong hari ng Gerar, sa isang pagdalaw kay Isaac sa Beer-sheba. (Gen 26:23, 26) Ito ang unang pagbanggit ng Bibliya sa isang "matalik na kaibigan," ang katayuan ng isang pinagkakatiwalaang malapít na kasamahan na sinasangguni para sa payo o awtorisado bilang tagapagsalita.—Tingnan ang KAIBIGAN (Kaibigan [Kasamahan] ng Hari).

**AI** [Bunton ng mga Guho]. Sa *King James Version* ay tinatawag din itong "Hai," anupat doo'y ginamit bilang unlapi ang pamanggit na pantukoy, gaya sa Hebreo. Ang pangalang ito ay lumilitaw rin sa mga anyong pambabae na Aiat at Aija.—Isa 10:28; Ne 11:31.

1. Isang maharlikang lunsod ng mga Canaanita, ang ikalawang lunsod na nasakop noong panahon ng pagsalakay ng Israel. Ito ay "malapit sa Bet-aven, sa dakong silangan ng Bethel" at katabi ng isang kapatagang libis sa dakong H. (Jos 7:2; 8:11, 12) Lumilitaw na ang Micmash ay nasa dakong T ng Ai.—Isa 10:28.

Di-nagtagal pagkarating ni Abraham sa Canaan, itinayo niya ang kaniyang tolda sa isang dako kung saan "nasa kanluran ang Bethel at nasa silangan ang Ai." Nagtayo siya roon ng isang altar at muli niyang pinuntahan ang lugar na ito pagkatapos niyang makipamayan sa Ehipto.—Gen 12:8; 13:3.

Noong 1473 B.C.E., kasunod ng tagumpay laban sa Jerico, sinalakay ang Ai ng isang maliit na hukbo ng mga 3,000 kawal na Israelita, yamang sinabi ng mga tiktik tungkol sa mga tumatahan sa Ai, "Sila ay kakaunti." (Jos 7:2, 3) Gayunman, natalo ang Israel dahil sa kasalanan ni Acan. (Jos 7:4-15) Matapos ituwid ang bagay na ito, gumamit si Josue ng isang estratehiya laban sa Ai, anupat nagsaayos siya ng pagtambang sa likuran ng lunsod sa K panig nito. Ang pangunahing hukbo ay ikinalat sa harap ng lunsod sa dakong H, kung saan may isang libis o mababang disyertong kapatagan, at mula roon ay naghanda si Josue para sa harapang pagsalakay sa Ai. Nang mapalabas nila mula sa Ai ang hari nito at ang isang pulutong ng mga lalaki, nagkunwaring umurong ang hukbo ni Josue hanggang sa mapalayo ang mga tumutugis sa kanila mula sa kanilang tanggulan. Pagkatapos ay binigyan ng hudyat ang mga mananambang upang kumilos, at ang lunsod ay binihag at sinilaban. (Jos 8:1-27) Pinatay ang hari ng Ai, at ang lunsod ay ginawang "isang bunton [sa Heb., *tel*] na namamalagi nang walang takda, na tiwangwang hanggang sa araw na ito."—Jos 8:28.

Pagsapit ng panahon ni Isaias, noong ikawalong siglo B.C.E., ang lunsod, o marahil ang isang karatig na lugar, ay tinatahanan na at inihula na ito ang unang kukunin ng hari ng Asirya sa kaniyang pagmamartsa patungong Jerusalem. (Isa 10:28) Pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya, may mga Benjamita mula sa Ai na bumalik kasama ng pulutong ni Zerubabel.—Ezr 2:28; Ne 7:32; 11:31.

Ipinapalagay ng karamihan na ang Ai ay ang Khirbet et-Tell (Horvat et-Tel), kung saan napanatili ang kahulugan ng sinaunang pangalan nito (ang et-Tell ay nangangahulugang "Ang Gulod; Ang Bunton ng mga Guho"). Ito ay 2.3 km (1.4 mi) sa STS ng Bethel (makabagong Beitin). Gayunman, ipinakikita ng mga paghuhukay roon noong 1933-1935 at noong 1964-1972 na ito ay isang malaking lunsod, na winasak noong mga 2000 B.C.E. at mula noon ay hindi na tinahanan hanggang noong mga 1050 B.C.E. (ayon sa arkeolohikal na mga paraan ng pagpepetsa). Dahil dito, maraming pagtatangkang isinagawa ang mga arkeologo upang baguhin ang diwa ng mga pagtukoy ng Kasulatan sa Ai. Gayunman, para sa arkeologong si J. Simons, hindi dapat iugnay ang Ai sa Khirbet et-Tell dahil sa laki ng lunsod (Jos 7:3), sa kawalan ng malapad na libis sa dakong H ng Khirbet et-Tell (Jos 8:11), at sa iba pang mga kadahilanan. (*American Journal of Archaeology,* Hulyo-Setyembre 1947, p. 311) Kung ang arkeolohikal na pagpepetsa ay tama, malamang na iba ang lokasyon ng Ai. Ang pangalan mismo ay hindi tiyakang magpapakilala sa isang lugar, yamang gaya ng sinabi ni Sir Frederic Kenyon: "Ang paglilipat ng pangalan mula sa isang wasak o pinabayaang lugar tungo sa isang kalapit na lugar ay karaniwang ginagawa sa Palestina."—*The Bible and Archæology,* 1940, p. 190.

2. Isang lunsod na binanggit kasama ng Hesbon sa hula ni Jeremias laban sa mga Ammonita. (Jer 49:3) Hindi alam kung saan ang lokasyon nito.

**AIAS** [Lawing Itim].

1. Ang unang binanggit sa dalawang anak ng Hivitang shik na si Zibeon at tiyo ng isa sa mga asawa ni Esau, si Oholibama.—Gen 36:2, 20, 24, 29; 1Cr 1:40.

2. Ama ng babae ni Saul na si Rizpa. Ang dalawang apo ni Aias mula sa pagsasamang iyon ay pinatay.—2Sa 3:7; 21:8-11.

**AIAT.** Tingnan ang AI Blg. 1.

**AIJA.** Tingnan ang AI Blg. 1.



***Mababang Kapatagan ng Aijalon. Noong nakikipaglaban sila sa mga Amorita, inutusan ni Josue ang buwan na huminto "sa mababang kapatagan ng Aijalon"***

**AIJALON** [Dako ng Babaing Usa; Dako ng Lalaking Usa].

1. Isang lunsod ng Sepela o maburol na mababang lupain ng Palestina, masusumpungan sa isang burol sa T na dulo ng magandang mababang kapatagan, o libis, ng Aijalon. Ang nayon sa lugar na ito ay tinatawag ngayon na Yalo at nasa H di-kalayuan sa daan na mula sa Jerusalem hanggang sa Tel Aviv-Yafo, mga 21 km (13 mi) sa KHK ng Jerusalem.

Sa mga libis na bumabagtas sa mga burol ng Sepela, ang Libis ng Aijalon ang nasa pinakahilaga at isa itong mahalagang daanan mula sa mga baybaying kapatagan hanggang sa gitnang bulubunduking rehiyon. Maliwanag na si Josue ay malapit sa kapatagang ito nang utusan niya ang araw at ang buwan na "huminto" sa Gibeon at sa "mababang kapatagan ng Aijalon," upang matapos niya ang kaniyang matagumpay na pakikipagbaka laban sa limang Amoritang hari na nakipagdigma laban sa Gibeon. (Jos 10:12-14) Pagkatapos na masakop ni Josue ang Canaan, ang Aijalon ay iniatas sa tribo ni Dan. (Jos 19:40-42) Nang maglaon ay iniatas ito sa mga anak ni Kohat bilang isang lunsod ng mga Levita.—Jos 21:24.

Noong una ay hindi napaalis ng mga Danita ang mga Amorita mula sa Aijalon, ngunit lumilitaw na ang Efraim mula sa H ay sumaklolo sa kanila at "ang kamay ng sambahayan ni Jose ay naging lubhang mabigat anupat pinagtrabaho sila [ang mga Amorita] nang puwersahan." (Huk 1:34, 35) Maaaring ito ang dahilan kung bakit sinasabi ng 1 Cronica 6:69 na ang Aijalon ay bahagi ng Efraim at na ibinigay nila ito sa mga Kohatita. (Gayunman, tingnan ang kahawig na kaso hinggil sa GAT-RIMON Blg. 1.) Nang maglaon, marahil pagkatapos na mahati ang kaharian, tinutukoy ito bilang lunsod ng ilang prominenteng Benjamita.—1Cr 8:13.

Sa Aijalon, natamo ni Saul ang kaniyang unang tagumpay laban sa mga Filisteo, nang 'pabagsakin ng Israel ang tumatakas na mga Filisteo mula sa Micmash hanggang sa Aijalon.' (1Sa 14:31) Maraming taon pagkaraan niyaon, nang mahati ang kaharian pagkamatay ni Haring Solomon (mga 998 B.C.E.), pinatibay ng kaniyang anak at kahaliling si Rehoboam ang Aijalon at ginawa niya itong isa sa kaniyang mga moog sa H at K. (2Cr 11:5-12) Pagkaraan ng halos dalawa at kalahating siglo, nabihag ng mga Filisteo ang Aijalon noong panahon ng paghahari ng di-tapat na si Haring Ahaz (761-746 B.C.E.).—2Cr 28:18.

Binanggit ang Aijalon sa isa sa mga Amarna Tablets bilang Aialuna.

2. Isang lugar sa teritoryo ng Zebulon, kung saan inilibing si Hukom Elon ng tribong iyon. (Huk 12:12) Hindi matiyak kung saan ang kinaroroonan nito.

**AIN** [Bukal]. Ang salitang ito ay literal na nangangahulugang "mata" ngunit maaari rin itong tumukoy sa isang likas na bukal na naiiba sa gawang-



*Ang punong akasya, na karaniwan sa Sinai, ay napagkunan ng kahoy para sa tabernakulo*

taong balon o tangke, anupat ang huling nabanggit na pinagkukunan ng tubig ay ginagamitan ng mga terminong Hebreo na *be'er'* at *bohr.* (Gen 49:22; Deu 8:7; tingnan ang BALON; IMBAKANG-TUBIG.) Karaniwan itong isinusulat na "En-" kapag ginagamit sa mga tambalang salita, gaya ng En-rimon, En-gedi, at En-ganim.

1. Isang lugar na binanggit ni Jehova kay Moises noong itinatakda niya ang S hangganan ng Israel. (Bil 34:11) Maliwanag na ang "Ribla" na binanggit sa tekstong ito na nasa "silangan ng Ain" ay hindi tumutukoy sa Ribla na nasa lupain ng Hamat na nasa malayong H ng Damasco, yamang binanggit ang Ain may kaugnayan sa Dagat ng Kineret (Galilea). Ito ay nasa dakong H ng dagat na iyon, ngunit hindi matiyak kung saan ang eksaktong lokasyon nito.

2. Isa sa pinakatimugang mga lunsod na orihinal na nakaatas sa tribo ni Juda (Jos 15:32), pagkatapos ay iniatas sa tribo ni Simeon nang ang takdang bahagi ng Simeon ay kunin mula sa napakalawak na teritoryo ng Juda. (Jos 19:1, 7, 9; 1Cr 4:24, 32) Ang Ain ay malapit sa lunsod ng Rimon, at lumilitaw na nang muli itong pamayanan pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya, ang mga pangalan ng dalawang lugar ay pinagtambal at naging En-rimon. (Ne 11:29) Karaniwang ipinapalagay na ang En-rimon ay ang Khirbet Umm er-Ramamin (Horvat Remalya), na mga 15 km (9 na mi) sa H ng Beersheba.—Tingnan ang RIMON Blg. 2.

3. Sa Josue 21:16, ang Ain ay nakatala bilang isa sa mga lunsod na ibinigay sa mga Levita. Kung ihahambing ang tekstong ito sa Josue 15:42; 19:7 at sa 1 Cronica 6:59, makikita natin na ang lunsod na tinutukoy ay tinatawag na Asan sa ibang talata. —Tingnan ang ASAN.

**AKAN.** Ang huling binanggit sa tatlong anak ni Shik Ezer na mula sa mga Seirita. (Gen 36:20, 21, 27) Ang tekstong Masoretiko ay kababasahan ng "Jaakan" sa 1 Cronica 1:42, ngunit ang Griegong *Septuagint* (Codex Alexandrinus) at 22 manuskritong Hebreo ay kababasahan ng "Akan" kaayon ng Genesis 36:27.

**AKASYA** [sa Heb., *shit·tah'*]. Isang punungkahoy na hiyang sa ilang, kung saan pansamantalang tumigil ang mga Israelita. Napagkunan ito ng malalaking tabla (halos 4.5 m; 15 piye ang haba, ayon sa Exo 36:20, 21), na ginamit ng mga Israelita sa pagtatayo ng naililipat-lipat na tabernakulo. Yamang ang punungkahoy na ito ay halos wala na sa rekord ng Bibliya pagkatapos ng pagpasok sa Lupang Pangako, maaaring ipinahihiwatig din nito na isa itong punungkahoy na hindi karaniwang matatagpuan sa buong Palestina. Ang gayong paglalarawan ay mas katugma ng mga uri ng akasya na kilala bilang *Acacia seyal* at *Acacia tortilis* kaysa sa alinmang iba pang halaman sa lugar na iyon. Ang mga punong akasyang ito ay karaniwan pa rin sa Negeb at sa lugar ng Sinai at ang ilan ay matatagpuan sa kahabaan ng Libis ng Jordan sa T ng Dagat ng Galilea, ngunit hindi sa hilagang Palestina.

Kapansin-pansin na ang *seyal* ay salitang Arabe para sa "agusan," at ang akasya ay tumutubo sa mga agusang libis, o mga *wadi,* na inaagusan ng tubig kapag tag-ulan at matatagpuan sa karaniwang tigang at disyertong mga rehiyon sa palibot ng Dagat na Patay at patimog sa Disyerto ng Arabia at sa Peninsula ng Sinai. Kaya naman ang hula ni Joel (3:18) ay nagsasabi: "Mula sa bahay ni Jehova ay lalabas ang isang bukal, at patutubigan nito ang agusang libis ng Mga Punong Akasya," na maliwanag na isang lugar na kadalasan ay tuyo. (Tingnan ang SITIM Blg. 2.) Sa Isaias 41:19 ay sinasabi ni Jehova: "Sa ilang ay ilalagay ko ang punong sedro, ang akasya at ang mirto at ang puno ng langis." Dito, tatlong punungkahoy na karaniwang tumutubo sa lupang mataba at mabunga ang inihulang makakasama ng akasya na hiyang sa disyerto, bilang resulta ng pagpapatubig na ilalaan ng Diyos.—Isa 41:17, 18.

Ang akasya ay may maraming mahahabang tinik na nakausli sa mahahabang sanga nito. Kadalasan, ang mga sanga ng magkakatabing akasya ay nagkakasala-salabid anupat nagiging buhul-buhol na mga palumpungan, at walang alinlangang ito ang dahilan kung bakit ang anyong pangmaramihan na *shit·tim'* ang halos laging ginagamit sa rekord

ng Bibliya. Ang akasya ay maaaring tumaas nang 6 hanggang 8 m (20 hanggang 26 na piye), ngunit kadalasan ay tulad-palumpong ang hitsura nito. Ito ay may mga dahong malambot at tulad ng sa sampalok at hitik sa mababangong dilaw na bulaklak, na nagsisibol ng nakakurba at papakitid na mga supot ng buto na pinakabunga nito. Mayroon itong magaspang at maitim na talob na bumabalot sa mabigat na kahoy nito na napakatigas at may pinong hilatsa anupat hindi nasisira ng mga insekto. Dahil sa mga katangiang ito at dahil madaling makakuha nito sa disyerto, ang akasya ay naging napakaangkop na materyales para sa tabernakulo at sa mga kagamitan nito. Ginamit ito sa paggawa ng kaban ng tipan (Exo 25:10; 37:1), mesa ng tinapay na pantanghal (Exo 25:23; 37:10), mga altar (Exo 27:1; 37:25; 38:1), mga pingga na pambuhat sa mga bagay na ito (Exo 25:13, 28; 27:6; 30:5; 37:4, 15, 28; 38:6), mga haligi para sa kurtina at pantabing (Exo 26:32, 37; 36:36), at ng mga hamba (Exo 26:15; 36:20) at mga barakilan na dugtungan ng mga iyon (Exo 26:26; 36:31).

Gustung-gusto pa rin ng marami ang akasya para sa paggawa ng mga kabinet dahil ito'y matibay, may pinong hilatsa, at may matingkad na kulay na kayumangging-kahel. Ginamit ng sinaunang mga Ehipsiyo ang akasya bilang pantakip sa mga kabaong ng kanilang mga momya at pati sa paggawa ng kanilang mga bangka. Napagkukunan din ng pangkalakal na *gum arabic* ang ilang uri ng punungkahoy na ito.

**AKELDAMA** [Parang ng Dugo]. Ang pangalang itinawag ng mga Judio sa lote ng lupa, na ang ipinambili ay "kabayaran para sa kalikuan" na siyang ibinayad kay Hudas Iscariote para sa pagkakanulo niya kay Kristo Jesus. (Gaw 1:18, 19) Ipinapalagay na ito ay ang Haqq ed-Dumm (nangangahulugang "Halaga ng Dugo") na nasa T na panig ng Libis ng Hinom, sa "Burol ng Masamang Payo," isang patag na lote di-kalayuan sa dalisdis nito. Sa lugar na ito ay may mga guho ng isang gusali na tipunan ng mga bangkay at kalansay. Bahagyang nasa TS ang Minzar Haqal Dema' (Monasteryo ng Akeldama) na itinayo sa ibabaw ng mga labí ng mga yungib na libingan.

Ang pananalita sa Gawa 1:18 na si Hudas ay "bumili ng isang parang" ay nagpapahiwatig na sa kaniya nanggaling ang pambili ng parang, o na siya ang dahilan upang gawin iyon. Ipinakikita ng rekord sa Mateo 27:3-10 na ginamit ng mga saserdote ang 30 piraso ng pilak (kung siklo, $66) na inihagis ni Hudas sa templo upang aktuwal na ipambili ng "Parang ng Dugo" at na ito ay dating isang parang ng magpapalayok na binili ng mga saserdote "upang paglibingan ng mga taga-ibang bayan." (Tingnan ang PARANG NG MAGPAPALAYOK.) Ang iminumungkahing lokasyon ay ginagamit na bilang dakong libingan mula pa noong unang mga siglo.

---

***Bakit sinabi ni Mateo na ang hula sa Zacarias 11:12, 13 ay sinalita ni Jeremias?***

---

Ang katuparan ng hulang iniulat ni Mateo ay batay sa "sinalita sa pamamagitan ni Jeremias na propeta." Kung minsan, si Jeremias ay itinatala bilang una sa "Mga Huling Propeta," kaya naman kabilang sa seksiyong ito ng mga hula hindi lamang ang mga isinulat ni Jeremias kundi pati rin ang kay Zacarias. (Ihambing ang Luc 24:44.) Lumilitaw na ang pagsipi ni Mateo ay pangunahin nang hinango sa Zacarias 11:12, 13, ngunit sa ilalim ng pagkasi ng espiritu ng Diyos, iniulat ito ni Mateo gamit ang ibang pananalita at ikinapit sa mga kalagayang tumutupad dito. Palibhasa'y isang parang ng magpapalayok ang lupain, ito ay itinuturing na sira na at wala nang gaanong halaga, anupat katumbas na lamang ng halaga ng isang alipin.

**AKIM** [posibleng mula sa Heb., nangangahulugang "Itatag Nawa [ni Jehova] Nang Matibay"]. Isang maharlikang inapo ni David sa pamamagitan ni Solomon at ninuno ni Jose na ama-amahan ni Jesus.—Mat 1:14.

**AKIS.** Isang Filisteong hari ng Gat na naghari noong panahon ni David at ni Solomon. Siya ay anak ni Maoc o Maaca, at sa superskripsiyon ng Awit 34 ay tinatawag na Abimelec, na marahil ay isang titulo na katulad ng Paraon o *Czar*.—1Sa 27:2; 1Ha 2:39.

Nang tumatakas si David mula kay Saul, makalawang ulit siyang nanganlong sa teritoryo ni Haring Akis. Noong unang pagkakataon, nang paghinalaan siya na isang kaaway, si David ay nagkunwaring baliw, kaya pinayaon siya ni Akis bilang isang di-nananakit na sintu-sinto. (1Sa 21:10-15; Aw 34:Sup; 56:Sup) Noong ikalawang pagdalaw niya, kasama ni David ang 600 mandirigma at ang kanilang mga pamilya, at pinahintulutan sila ni Akis na manirahan sa Ziklag. Sa loob ng isang taon at apat na buwan na ipinamalagi nila roon, naniwala si Akis na nilulusob ng pangkat ni David ang mga bayan ng Juda, samantalang ang totoo ay sinasamsaman ni David ang mga Gesurita, mga Girzita, at mga Amalekita. (1Sa 27:1-12) Lubusang nalinlang ni David si Akis anupat inatasan pa nga siya ni Akis na maging personal na tagapagbantay nito noong ang mga Filisteo ay naghahandang sumalakay kay Haring Saul. Nang bandang huli na lamang pinaba-

lik ni Akis sa Ziklag si David at ang kaniyang mga tauhan dahil sa paggigiit ng iba pang "mga panginoon ng alyansa" ng mga Filisteo. (1Sa 28:2; 29:1-11) Nang si David ay maging hari at makipagdigma laban sa Gat, lumilitaw na hindi pinatay si Akis. Nabuhay siya hanggang noong panahon ng paghahari ni Solomon.—1Ha 2:39-41; tingnan ang GAT.

**AKLAT.** Ang salitang Hebreo na *se′pher* (aklat; liham; sulat) ay nauugnay sa pandiwang *sa·phar′* (bilangin) at sa pangngalang *so·pher′* (eskriba; tagakopya). (Gen 5:1; 2Sa 11:15; Isa 29:12; 22:10; Huk 5:14; Ne 13:13) Kapag ginagamit upang tumukoy sa opisyal na mga sulat, ang *se′pher* ay isinasalin bilang "nasusulat na dokumento" o "kasulatan." (Es 9:25; Jer 3:8; 32:11) *Bi′blos* naman ang terminong Griego para sa "aklat"; ang pangmaliit na anyo nito na *bi·bli′on* (sa literal, maliit na aklat) ay isinasalin bilang "aklat," "kasulatan," at "balumbon." (Mar 12:26; Heb 9:19, *Int;* Mat 19:7; Luc 4:17) Ang mga salitang Griegong ito ang pinagmulan ng salitang "Bibliya."—Tingnan ang BIBLIYA.

Ang isang sinaunang "aklat" ay maaaring isang tapyas o isang koleksiyon ng mga tapyas na gawa sa luwad, bato, pagkit, kahoy na binalutan ng pagkit, metal, garing, o marahil ay kahit isang kalipunan ng mga basag na palayok (mga *ostracon*). Ang sulat-kamay na mga balumbon naman ay ginagawa sa pamamagitan ng pagdurugtung-dugtong ng mga pilyego ng papiro, ng pergamino (balat ng mga hayop, gaya ng tupa at kambing), o ng mas pinong materyal na *vellum,* na gawa sa balat ng mga batang guya, at nang maglaon, ng lino, at papel na lino. Nang dakong huli, ang aklat ay naging isang koleksiyon ng sunud-sunod at nakatuping mga pilyego na sulat-kamay o inimprenta, na pinagtahi-tahi, pinagdikit-dikit, o pinagkabit-kabit sa iba pang mga paraan upang maging isang buong tomo.

Kadalasan, ang mga balumbon ay sa isang panig lamang sinusulatan (kung katad, sa panig na dating mabalahibo). Kung minsan, iniikid sa isang patpat ang materyales na pinagsusulatan. Ang bumabasa ay magsisimulang magbasa sa isang dulo, anupat hinahawakan ang balumbon ng kaniyang kaliwang kamay habang iniikid naman ito sa patpat ng kaniyang kanang kamay (kung Hebreo ang binabasa; pabalik naman kung Griego). Kung ang rekord ay napakahaba, maaaring ikirin ang balumbon sa dalawang patpat, anupat ang gitnang bahagi ng teksto ang makikita kapag hinawakan ito upang basahin. Kaya ang salitang Tagalog na "tomo," hinalaw sa salitang Latin na *tomus,* at sa salitang Griego na *tómos,* ay nangangahulugang "balumbon."

Ang mga pilyegong ginagamit sa paggawa ng mga balumbon ay karaniwan nang may haba na 23 hanggang 28 sentimetro (9 hanggang 11 pulgada) at lapad na 15 hanggang 23 sentimetro (6 hanggang 9 na pulgada). Ang mga pilyegong ito ay pinagdurugtung-dugtong sa pamamagitan ng pandikit. Gayunman, ang mga pilyego ng Dead Sea Scroll of Isaiah, na nagmula noong ikalawang siglo B.C.E., ay pinagtahi-tahi sa pamamagitan ng sinulid na lino. Ang balumbong ito ay gawa sa 17 pahabang piraso ng pergamino na may katamtamang taas na 26.2 sentimetro (10.3 pulgada) at iba't ibang lapad mula sa mga 25.2 sentimetro (halos 10 pulgada) hanggang 62.8 sentimetro (mga 25 pulgada), anupat may kabuuang haba na 7.3 m (24 na piye) sa kasalukuyang kalagayan nito. Noong panahon ni Pliny, ang karaniwang haba ng balumbon (malamang na yaong mga ipinagbibili) ay 20 pilyego. Isang Ehipsiyong balumbong papiro na nag-uulat sa paghahari ni Ramses III, tinatawag na Harris Papyrus, ang may haba na 40.5 m (133 piye). Ang Ebanghelyo ni Marcos ay mangangailangan ng isang balumbon na 5.8 m (19 na piye) ang haba; ang kay Lucas naman, mga 9.5 m (31 piye).

Ang mga gilid ng balumbon ay tinatabasan, pinakikinis sa pamamagitan ng batong pomes, at kinukulayan, karaniwan na ng itim. Itinutubog ito sa langis ng sedro bilang proteksiyon laban sa mga insekto. Karaniwan nang isang panig lamang ng balumbon ang sinusulatan malibang may higit pang impormasyon na hindi na magkakasya sa loob. Sa ganitong kaso, maaaring sulatan ang pinakalabas, o kabilang panig. Ang mga balumbong naglalaman ng mga kahatulan na nakita sa pangitain ng mga propetang sina Ezekiel at Zacarias at ng apostol na si Juan ay may sulat sa magkabilang panig. Ipinahihiwatig nito na ang mga kahatulang iyon ay matindi, malawak, at mabigat.—Eze 2:10; Zac 5:1-3; Apo 5:1.

Noon, ang mahahalagang dokumento ay tinatatakan ng isang limpak ng luwad o pagkit na may marka ng pantatak ng manunulat o ng gumawa nito, at ikinakabit ito sa dokumento sa pamamagitan ng mga tali. Nakita ng apostol na si Juan sa pangitain ang isang balumbon na may pitong tatak, na iniabot sa Kordero niyaong isa na nasa trono.—Apo 5:1-7.

Waring ang mas naunang mga balumbon ay may hanggang apat na tudling bawat pilyego, samantalang ang mas huling mga balumbon naman ay karaniwan nang may isang tudling lamang. Ang balumbon ni Jeremias ay binubuo ng "[mga] tudling ng pahina." Pagkabasa ng tatlo o apat na tudling, pinutol ni Haring Jehoiakim ang bahaging iyon ng balumbon at inihagis iyon sa apoy. (Jer 36:23) Ang 17 pahabang piraso ng Dead Sea Scroll of Isaiah ay may 54 na tudling ng teksto, anupat sa katamtaman ay may mga 30 linya bawat tudling.

Ang aklat na anyong balumbon ay ginamit ng mga Israelita hanggang noong panahon ng

kongregasyong Kristiyano. Ang mga rekord na nasa sinaunang mga pambansang artsibo ng Israel at Juda at maging ang kinasihang mga akda ng mga propeta ni Jehova, bagaman kung minsan ay tinatawag na mga aklat, ay, sa totoo, nasa anyong balumbon.—1Ha 11:41; 14:19; Jer 36:4, 6, 23.

Nang magkaroon ng mga sinagoga pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya, ang bawat isa sa mga ito ay nag-iingat at gumagamit ng mga balumbon ng Sagradong Kasulatan, at tuwing Sabbath ay may isinasagawang pangmadlang pagbabasa mula sa mga iyon. (Gaw 15:21) Si Jesus mismo ay bumasa mula sa gayong uri ng balumbon, malamang ay sa isa na katulad ng Dead Sea Scroll of Isaiah.—Luc 4:15-20.

***Codex.*** Lumilitaw na pangunahing ginagamit noon ng mga Kristiyano ang aklat na anyong balumbon hanggang noong pagtatapos ng unang siglo C.E. Ang Apocalipsis ay isinulat ng apostol na si Juan noong mga 96 C.E., at sa kabanata 22, talata 18 at 19 ay tinutukoy ito bilang isang balumbon. Ngunit napakahirap gamitin ng aklat na anyong balumbon. Nang mabago na ang *codex* mula sa anyong kuwaderno tungo sa anyong aklat, kitang-kita na mas madaling gamitin ang *codex* kaysa sa tradisyonal na balumbon. Halimbawa, maaaring isang balumbon na may habang 31.7 m (104 na piye) ang kakailanganin upang mapagkasya ang apat na Ebanghelyo, gayong kasya ang lahat ng ito sa isang maliit na *codex.* Bukod diyan, mas matipid ang *codex,* yamang posibleng sulatan ang magkabilang panig ng isang pahina. Karagdagan pa, ang mga takip ay mahusay na proteksiyon para sa mga nilalaman nito, at madaling mahanap ang iba't ibang reperensiya anupat hindi kailangan ang matagal na pagmamanipula na gaya ng sa mga balumbon.

Sa isang malaking balumbon, hindi kumbinyente, sa katunayan ay halos imposible, ang mabilisang pagtukoy sa partikular na mga pananalita. Lumilitaw na kaagad tinanggap ng mga Kristiyano ang paggamit ng *codex,* o de-pahinang aklat, dahil interesado silang maipangaral ang mabuting balita at sila'y sumasangguni at bumabanggit ng maraming reperensiya sa Kasulatan sa kanilang pag-aaral ng Bibliya at sa pangangaral.

Tungkol sa bagay na ang mga Kristiyano, kung hindi man sila ang nakaimbento ng de-pahinang aklat, ang nanguna sa paggamit nito, ganito ang sinabi ni Propesor E. J. Goodspeed sa kaniyang aklat na *Christianity Goes to Press* (1940, p. 75, 76): "May mga tao sa sinaunang simbahan na lubos na nakababatid sa bahaging ginagampanan ng paglalathala sa Griego-Romanong daigdig, anupat, dahil sa kanilang sigasig na maipalaganap ang mensaheng Kristiyano sa daigdig na iyon, ginamit nila ang lahat ng pamamaraan ng paglalathala, hindi lamang ang luma at tradisyonal na karaniwan nang ginagamit, kundi pati ang pinakabago at pinakamasulong, at lubusan nilang ginamit ang mga ito sa kanilang propagandang Kristiyano. Sa paggawa nito, sinimulan nilang gamitin nang malawakan ang de-pahinang aklat, na karaniwang ginagamit ngayon. Ang kanilang ebanghelyo ay hindi isang esoteriko at lihim na hiwaga, kundi isang bagay na dapat ipahayag sa mga bubungan ng bahay, at isinabalikat nila ang pagtupad sa matandang sawikain ng mga propeta, 'Ipahayag ang mabuting pabalita.' Sabihin pa, napakahalaga ng pagsulat ng indibiduwal na mga ebanghelyo, subalit ang pagtitipon ng mga ito, kasama na ang paglalathala ng mga ito bilang isang koleksiyon, ay isang lubhang naiibang gawain, at isa na halos kasinghalaga ng pagsulat ng ilan sa mga ito."—Tingnan din ang *Encyclopædia Britannica,* 1971, Tomo 3, p. 922.

Batay sa isang diskurso ni Propesor Sanders (inilathala sa *University of Michigan Quarterly Review,* 1938, p. 109), iniharap ni Propesor Goodspeed sa kaniyang aklat (p. 71) ang isang talahanayang naghahambing sa mga tuklas na klasikal na akda at Kristiyanong akda noong ikalawa, ikatlo, at ikaapat na siglo C.E., may kinalaman sa bilang ng mga piraso ng de-rolyong mga aklat at ng *codex,* o de-pahinang mga aklat, na natagpuan sa bawat grupo:

| | KLASIKO | | KRISTIYANO | |
|---|---|---|---|---|
| Siglo | Balumbon | Codex | Balumbon | Codex |
| II | | | 1? | 4 |
| III | 291 | 20 | 9? | 38 |
| IV | 26 | 49 | 6? | 64 |

Tungkol sa unang mga Kristiyano bilang mga tagapaglathala ng mga aklat, ganito pa ang sinabi ni Propesor Goodspeed (p. 78): "Hindi lamang sila nakaaalinsabay sa kanilang panahon kung tungkol sa gayong mga bagay, kundi nauuna pa nga sila rito, at ang mga tagapaglathala ng sumunod na mga siglo ay tumulad sa kanila." Sinabi pa niya (p. 99): "Ang paglalathala ng Bibliya ang nagpasigla sa paggamit ng de-pahinang aklat para sa layuning pampanitikan noong ikalawang siglo, at ang paglalathala ng Bibliya ang nagbunsod upang maimbento ang paglilimbag."

Nangahas si Propesor Goodspeed na magsabi (p. 81): "Ang kapansin-pansing komento sa II Tim. 4:13 na 'Dalhin mo . . . ang mga aklat, lalo na ang mga pergamino,' (ang mga salitang Griego ay *biblia, membranas*) ay nag-uudyok sa isa na mag-isip kung hindi kaya ang *biblia* ay tumutukoy sa mga balumbon ng kasulatang Judio, at ang *membranai*

naman ay ang mas bagong de-pahinang mga aklat na may Kristiyanong pinagmulan—ang mga ebanghelyo at si Pablo. Mariing ipinahihiwatig ng argumento ni Propesor Sanders na sa gawing hilaga ng Mediteraneo, mas malamang na noong una ay gawa sa pergamino ang de-pahinang mga aklat."

**Mga *Palimpsest.*** Dahil sa kamahalan o kakapusan ng materyales na mapagsusulatan, kung minsan ay muli itong ginagamit. Kung minsan ay bahagyang binubura ang mga manuskrito sa pamamagitan ng pagkaskas, paggamit ng espongha, o ng iba't ibang timplada upang maalis ang orihinal na nakasulat. Ang papiro ay ginagamitan ng espongha kung medyo sariwa pa ang tinta; kung hindi naman, ang dating nakasulat ay ginuguhitan, o ang kabilang panig ng materyal ang sinusulatan. Dahil sa kundisyon ng atmospera at iba pang mga kalagayan, ang orihinal na sulat sa ilang *palimpsest* ay maaari pa ring maaninaw at mabasa. Kabilang sa mga ito ang ilang manuskrito ng Bibliya, anupat ang isang tanyag na halimbawa ay ang Codex Ephraemi na pinatungan ng isang akda na malamang na isinulat noong ika-12 siglo ngunit dating naglalaman ng isang bahagi ng Hebreo at Griegong Kasulatan na ipinapalagay na isinulat naman noong ika-5 siglo C.E.

**Iba Pang mga Aklat na Binabanggit sa Bibliya.** Binabanggit sa Bibliya ang ilang di-kinasihang aklat. Ang ilan sa mga ito ay pinagkunan ng materyal ng kinasihang mga manunulat. Waring ang ilan ay mga babasahing tinipon mula sa mga rekord ng estado. Kabilang dito ang mga sumusunod:

***Aklat ng mga Digmaan ni Jehova.*** Ang aklat na ito ay sinipi ni Moises sa Bilang 21:14, 15 at tiyak na isang mapananaligang rekord, o kasaysayan, ng mga pakikipagdigma ng bayan ng Diyos. Maaaring nagsimula ito sa matagumpay na pakikidigma ni Abraham laban sa apat na magkakaalyadong hari na bumihag kay Lot at sa kaniyang pamilya.—Gen 14:1-16.

***Aklat ni Jasar.*** Binanggit ang aklat na ito sa Josue 10:12, 13, kung saan nakasaad ang panawagan ni Josue na tumigil ang araw at ang buwan habang nakikipaglaban siya sa mga Amorita, at sa 2 Samuel 1:18-27, na naghaharap naman ng isang tulang tinatawag na "Ang Busog," isang panambitan para kina Saul at Jonatan. Dahil dito, ipinapalagay na ang aklat na ito ay isang koleksiyon ng mga tula, awitin, at iba pang mga akda. Ang mga ito ay tiyak na napakahalaga sa pag-aaral ng kasaysayan at ipinalaganap noon sa mga Hebreo.

***Iba pang makasaysayang mga akda.*** Bumabanggit ang mga aklat ng Mga Hari at Mga Cronica ng ilan pang di-kinasihang mga akda tungkol sa kasaysayan, anupat ang isa sa mga ito ay ang "aklat ng mga pangyayari nang mga araw ng mga hari ng Israel." (1Ha 14:19; 2Ha 15:31) Ang katumbas naman nito para sa mga hari ng timugang kaharian, pasimula sa anak ni Solomon na si Rehoboam, ay ang "aklat ng mga pangyayari nang mga panahon ng mga hari sa Juda." Binanggit ito nang 15 beses. (1Ha 14:29; 2Ha 24:5) Isa pang ulat tungkol sa pamamahala ni Solomon ang binabanggit sa 1 Hari 11:41 bilang ang "aklat ng mga pangyayari kay Solomon."

Sa pagtitipon at pagsulat ng Mga Cronica pagkatapos ng pagkatapon, hindi kukulangin sa 14 na beses ang ginawang pagbanggit ni Ezra sa iba pang mga mapagkukunan ng impormasyon, kabilang na rito ang "Aklat ng mga Hari ng Israel," ang "ulat ng mga pangyayari nang mga araw ni Haring David," at ang "Aklat ng mga Hari ng Juda at ng Israel." (1Cr 9:1; 27:24; 2Cr 16:11; 20:34; 24:27; 27:7; 33:18) Binanggit din ni Ezra ang mga aklat ng mga kinasihang manunulat na nauna sa kaniya. (1Cr 29:29; 2Cr 26:22; 32:32) Itinawag-pansin ni Ezra na ang iba pang mga propeta ni Jehova ay gumawa ng mga nakasulat na rekord na hindi iningatan sa kinasihang Banal na Kasulatan. (2Cr 9:29; 12:15; 13:22) Binabanggit naman ni Nehemias ang isang "aklat ng mga pangyayari sa mga panahon." (Ne 12:23) May mga rekord ng pamahalaan ng Persia na tinutukoy sa Bibliya. Kabilang sa mga ito ang mga ulat ng paglilingkod sa hari, tulad ng pagbubunyag ni Mardokeo ng isang pakanang pagpaslang.—Ezr 4:15; Es 2:23; 6:1, 2; 10:2.

Nagbababala ang pantas na manunulat ng Eclesiastes laban sa walang-katapusang paggawa ng mga aklat na bunga ng makasanlibutang pangangatuwiran at salungat sa makadiyos na karunungan, mga aklat na hindi naman nagtuturo sa mambabasa na matakot sa tunay na Diyos at tuparin ang kaniyang mga utos. (Ec 12:12, 13) Ang isang halimbawa nito ay masusumpungan noon sa Efeso, kung saan naging laganap ang espiritismo at demonismo. Pagkatapos nilang mapangaralan ng mabuting balita tungkol kay Kristo, inilabas ng mga mananampalataya ang kanilang mga aklat tungkol sa mahika at hayagang sinunog ang mga iyon, na tinatayang nagkakahalaga ng 50,000 piraso ng pilak (kung denario, $37,200).—Gaw 19:19.

Sa Exodo 17:14, iniutos ni Jehova na ang kaniyang kahatulan laban sa Amalek ay isulat sa "aklat," nagpapahiwatig na ang mga akda ni Moises, ang unang mga akda na kilaláng kinasihan, ay isinusulat na noong 1513 B.C.E.

Ang iba pang mga pagtukoy sa Bibliya o sa mga bahagi nito ay: "Ang aklat ng tipan," maliwanag na naglalaman ng mga batas na nakatala sa Exodo

20:22 hanggang 23:33 (Exo 24:7); at ang "balumbon ng aklat," na siyang Hebreong Kasulatan.—Heb 10:7.

**Makasagisag na Paggamit.** Ang salitang "aklat" ay maraming beses na ginamit sa makasagisag na paraan, gaya sa mga pananalitang "iyong aklat" o aklat ng Diyos (Exo 32:32), "aklat ng alaala" (Mal 3:16), at "aklat ng buhay" (Fil 4:3; Apo 3:5; 20:15). Lumilitaw na iisa lamang ang tinutukoy ng mga ito, samakatuwid nga, ang mga ito ay pawang "aklat" ng alaala ng Diyos sa layuning gantimpalaan ng walang-hanggang buhay (sa langit o sa lupa) yaong mga nakasulat ang pangalan sa aklat na ito. Maliwanag na may kundisyon ang pagtatala ng mga pangalan sa "aklat" ng Diyos, yamang ipinakikita ng Kasulatan na maaaring "pawiin" mula rito ang pangalan ng isang tao. (Exo 32:32, 33; Apo 3:5) Kaya pananatilihin lamang sa aklat ang pangalan ng isang tao kung patuloy siyang magiging tapat.—Tingnan ang BUHAY.

**AKRABIM** [Mga Alakdan]. Isang pataas na dalisdis o sampahan sa TS hanggahan ng Juda na naging isa sa mga hangganan nang hati-hatiin ang Canaan sa mga Israelita. (Bil 34:4; Huk 1:36) Ito ay mga 29 na km (18 mi) sa TK ng timugang dulo ng Dagat na Patay at malapit sa Ilang ng Zin. Ipinapalagay na ang lugar na ito ay ang makabagong-panahong Naqb es-Safa (Ma'ale 'Aqrabbim), kung saan ang daan mula sa Beer-sheba patungong Araba ay matarik paglusong sa Wadi Murra (Nahal Zin). Maaaring hinango ang pangalang ito sa napakaraming alakdan sa disyertong lupaing ito o marahil ay sa paulit-ulit na pagkurba ng daan na parang buntot ng alakdan. Maliwanag na isa itong sinaunang ruta na ginagamit noon pababa sa Edom at sa T patungong 'Aqaba sa Gulpo ng 'Aqaba.

**AKRE.** Ayon sa pagkakagamit sa Kasulatan, ang "akre" ay tumutukoy sa isang sukat ng lupain na kayang araruhin ng isang pareha ng mga toro sa loob ng isang araw. Ang salitang Hebreo na isinalin nang gayon (*tse'medh*) ay literal na nangangahulugang "pareha" (1Sa 14:14, tlb sa *Rbi8;* 1Ha 19:19) at isinasalin din bilang "tuwang" (Huk 19:3) at "pares" (1Sa 11:7). Malamang na ang tinutukoy na sukat ng lupain ay wala pang 0.4 ektarya (1 akre). Ang salitang *iugerum,* na masusumpungan sa Latin na *Vulgate,* ay tumutukoy naman sa sukat na 0.25 ektarya (0.62 akre).

**AKUB** [malamang, Isa na Sumusunggab sa Sakong; Kaagaw].

**1.** Ama ng isang pamilya ng mga Netineo na bumalik mula sa Babilonya kasama ni Zerubabel noong 537 B.C.E.—Ezr 2:1, 2, 43, 45.

**2.** Isang Levitikong bantay ng pintuang-daan at ulo ng pamilya ng mga bantay ng pintuang-daan na nabuhay pagkaraan ng pagkatapon.—1Cr 9:17; Ezr 2:42; Ne 7:45; 11:19; 12:25.

**3.** Isa sa 13 Levita na tumulong kay Ezra sa 'pagpapaliwanag ng kautusan sa bayan.'—Ne 8:7, 8.

**4.** Ang ikaapat na binanggit sa pitong anak ni Elioenai, kabilang sa huling mga inapo ni David na nakatala sa talaangkanan sa Hebreong Kasulatan.—1Cr 3:24.

**AKUSASYON.** Isang paratang ng masamang gawa. Ang akusado ay pinapagsusulit.

Ang isang salitang Hebreo na isinalin bilang "akusasyon" (*sit·nah'*) ay nagmula sa pandiwang salitang-ugat na *sa·tan',* nangangahulugang "sumalansang." (Ezr 4:6; ihambing ang Zac 3:1.) Ang pinakakaraniwang salitang Griego para sa "akusahan" ay *ka·te·go·re'o,* na may ideya ng 'pagsasalita nang laban' sa isang tao, kadalasa'y sa diwang hudisyal o legal. (Mar 3:2; Luc 6:7) Sa Lucas 16:1, ang salitang Griego na *di·a·bal'lo,* isinalin bilang 'akusahan,' ay maaari ring isalin bilang 'siraang-puri.' (*Int*) Nauugnay ito sa *di·a'bo·los* (maninirang-puri), ang salitang-ugat ng salitang "Diyablo."

Ang terminong Griego na isinaling 'akusahan nang may kabulaanan' sa Lucas 3:14 (*sy·ko·phan·te'o*) ay isinasalin sa Lucas 19:8 bilang 'kikilin sa pamamagitan ng bulaang akusasyon.' Literal itong nangangahulugang "kunin sa pamamagitan ng pagpapakita ng igos." Ang isa sa iba't ibang paliwanag hinggil sa pinagmulan ng salitang ito ay na sa sinaunang Atenas, ipinagbabawal ang pagluluwas ng mga igos mula sa probinsiya. Ang isa na nagsusumbong tungkol sa iba, anupat inaakusahan sila ng pagtatangkang magluwas ng mga igos, ay tinaguriang isang "tagapagpakita ng mga igos." Nang maglaon, ang terminong ito ay tumukoy sa isang masamang impormante, isang taong nag-aakusa sa iba dahil sa pag-ibig sa pakinabang, isang bulaang tagapag-akusa, isang *blackmailer*.

Maaaring ang isa ay hingan ng sulit at paratangan ng masamang gawa, bagaman siya'y lubusang walang-sala at walang kapintasan, anupat biktima ng isang bulaang tagapag-akusa. Kaya naman, inilahad ng kautusang Hebreo ang pananagutan ng bawat isa sa bansa na papanagutin ang mga manggagawa ng kamalian, at kasabay nito'y naglaan ito ng sapat na proteksiyon para sa akusado. Makikita sa ilang halimbawa mula sa Kautusang Mosaiko ang mga simulaing ito. Kung ang isang tao ay may nalalaman tungkol sa isang krimen, kailangan niyang dalhin ang akusasyon sa harap ng wastong mga awtoridad. (Lev 5:1; 24:11-14) Ang mga awtoridad naman ay 'magsasaliksik at magsisiyasat at mag-uusisa nang lubusan' sa mga akusasyon upang matiyak

# B

**BAAL** [May-ari; Panginoon].

1. Ang ikaapat na nakatalang anak ni Jeiel, isang Benjamita.—1Cr 8:29, 30; 9:35, 36.

2. Isang Rubenita na ang anak na si Beera ay kabilang sa mga dinalang bihag ng Asiryanong hari na si Tiglat-pileser III.—1Cr 5:5, 6, 26.

3. Isang nakapaloob na Simeonitang lunsod sa teritoryo ng Juda; lumilitaw na ito rin ang Baalat-beer at ang Rama ng timog (o Negeb).—Ihambing ang 1Cr 4:32, 33 at Jos 19:7-9.

4. Sa Kasulatan, ang salitang Hebreo na *baʹʽal* ay ginagamit upang tumukoy (1) sa isang asawang lalaki bilang may-ari ng kaniyang asawa (Gen 20:3); (2) sa mga may-ari ng lupain (Jos 24:11, tlb sa *Rbi8*); (3) sa "mga may-ari ng mga bansa" (Isa 16:8, tlb sa *Rbi8*); (4) sa "mga kakampi" (sa literal, "mga may-ari [mga panginoon] ng isang tipan") (Gen 14:13, tlb sa *Rbi8*); (5) sa mga may-ari ng mga bagay na materyal (Exo 21:28, 34; 22:8; 2Ha 1:8, tlb sa *Rbi8*); (6) sa mga tao o mga bagay na may pagkakakilanlang nauugnay sa kanilang kalikasan, pagkilos, hanapbuhay, at iba pang katulad nito, halimbawa, isang mamamana (sa literal, "may-ari ng mga palaso") (Gen 49:23), isang "may pautang" (sa literal, "may-ari ng utang mula sa kaniyang kamay") (Deu 15:2), "sinumang madaling magalit" (sa literal, "may-ari ng galit") (Kaw 22:24), "katunggali sa paghatol" (sa literal, "may-ari ng kahatulan") (Isa 50:8, tlb sa *Rbi8*); (7) kay Jehova (Os 2:16); (8) sa huwad na mga diyos (Huk 2:11, 13).

Ang terminong *hab·Baʹʽal* (ang Baal) ang katawagang ikinakapit sa huwad na diyos na si Baal. Ang pananalitang *hab·Beʽa·limʹ* (ang mga Baal) ay tumutukoy naman sa iba't ibang lokal na mga bathala na inaakalang nagmamay-ari at may impluwensiya sa partikular na mga dako.

Ang terminong "Baal" ay minsan lamang lumitaw sa Kristiyanong Griegong Kasulatan, sa Roma 11:4, anupat sa tekstong Griego ay mayroon itong pambabaing pantukoy na *he* sa unahan. Bilang komento sa paggamit ng pambabaing pantukoy sa unahan ng "Baal" sa Griegong *Septuagint* at sa Roma 11:4, ganito ang isinulat ni John Newton sa isang sanaysay tungkol sa pagsamba kay Baal: "Bagaman siya ay nasa kasariang panlalaki sa Hebreo, [*hab·Baʹʽal*], ang panginoon, si Baal ay tinatawag ding [*he Baʹal*], = ang ginang, sa Septuagint; Os. ii. 8; Zef. i. 4; at sa Bagong Tipan, Roma xi. 4. Sa mahalay na pagsamba sa diyos na ito na *androgyne,* o may dalawang kasarian, sa ilang okasyon ay nagsusuot ang mga lalaki ng mga kasuutang pambabae, samantalang ang mga babae naman ay nagdadamit ng panlalaki, at nagwawasiwas ng mga sandata."—*Ancient Pagan and Modern Christian Symbolism,* ni T. Inman, 1875, p. 119.

May mga panahon sa kasaysayan ng Israel na si Jehova ay tinukoy bilang "Baal," sa diwa na siya ang May-ari o Asawa ng bansang iyon. (Isa 54:5) Gayundin, maaaring may-kamaliang iniugnay ng mga Israelita si Jehova kay Baal noong sila'y mag-apostata. Waring pinatutunayan iyan ng hula ni Oseas kung saan sinabi niya na darating ang panahon na pagkatapos ng pagkatapon ng Israel at ng kanilang pagsasauli, magsisisi sila at tatawagin nila si Jehova bilang "Aking asawa," at hindi na bilang "Aking may-ari" ("Aking Baal," *MB*). Ipinahihiwatig ng konteksto na ang katawagang "Baal" at ang kaugnayan nito sa huwad na diyos ay hindi na muling sasambitin ng mga Israelita. (Os 2:9-17) Lumilitaw na ang salitang Hebreo na *baʹʽal* ay nagkaroon ng negatibong kahulugan dahil iniuugnay ito sa imbing pagsamba kay Baal, anupat ipinapalagay ng ilan na iyan ang dahilan kung bakit ginamit ng manunulat ng Ikalawang Samuel ang mga pangalang "Is-boset" at "Mepiboset" (ang *boʹsheth* ay nangangahulugang kahihiyan) sa halip na "Esbaal" at "Merib-baal."—2Sa 2:8; 9:6; 1Cr 8:33, 34; tingnan ang IS-BOSET.

**Pagsamba kay Baal.** Maliban sa maraming pagtukoy ng Kasulatan, kakaunti lamang ang nalalaman tungkol sa pagsamba kay Baal hanggang noong may mahukay sa Ugarit (ang makabagong Ras Shamra sa baybayin ng Sirya na katapat ng HS dulo ng pulo ng Ciprus) na maraming sinaunang relihiyosong kasangkapan at daan-daang tapyas na luwad. Ang marami sa sinaunang mga dokumentong ito, na kilala ngayon bilang ang mga teksto ng Ras Shamra, ay ipinapalagay na mga liturhiya o mga salitang binibigkas niyaong mga nakikibahagi sa mga ritwal sa panahon ng relihiyosong mga kapistahan.

Sa mga teksto ng Ras Shamra, si Baal (na tinatawag ding Aliyan [ang isa na nananaig] Baal) ay tinutukoy bilang "Zabul [Prinsipe], Panginoon ng Lupa" at "ang Nakasakay sa mga Ulap." Kasuwato ito ng isang representasyon ni Baal, kung saan siya ay may hawak na isang pamalo o pambambo sa kaniyang kanang kamay at isang disenyo ng kidlat na may ulo ng sibat at may tumutubong halaman sa ibabaw nito sa kaniyang kaliwa. Inilalarawan din siya na nakasuot ng helmet na may mga sungay, anupat nagpapahiwatig ng malapit na kaugnayan sa toro, isang sagisag ng pagkapalaanakin.—LARAWAN, Tomo 1, p. 270.

Karaniwan na, bihirang umulan sa Palestina mula sa huling bahagi ng Abril hanggang Setyembre. Ang ulan ay nagsisimula sa Oktubre at nagpapatuloy sa buong taglamig hanggang Abril, na nagdudulot ng saganang pananim. Ipinapalagay na ang mga pagbabago ng kapanahunan at ang mga epektong dulot ng mga ito ay paulit-ulit na nagaganap dahil sa walang-katapusang paglalabanan ng mga diyos. Inaakalang ang paghinto ng tag-ulan at ang pagkamatay ng mga pananim ay resulta ng pananaig ng diyos na si Mot (kamatayan at pagkatigang) laban kay Baal (ulan at pagkamabunga), anupat si Baal ay napipilitang umatras patungo sa kalaliman ng lupa. Pinaniniwalaan na ang pagsisimula ng tag-ulan ay nagpapahiwatig na nabuhay nang muli si Baal. Ipinapalagay na nagiging posible ito dahil sa pananaig ng kapatid na babae ni Baal na si Anath laban kay Mot, anupat dahil dito ay maaari nang makabalik ang kapatid niyang si Baal sa trono nito. Pinaniniwalaan na ang pakikipagtalik ni Baal sa kaniyang asawa, ipinapalagay na si Astoret, ang tumitiyak na magiging mabunga ang darating na taon.

Malamang na iniisip ng mga Canaanitang magsasaka at nag-aalaga ng baka na ang pagsasagawa nila ng isang itinakdang ritwal ay nakatutulong upang maudyukan ang kanilang mga diyos na tularan ang ginagawa nila sa gayong ritwal sa panahon ng kanilang relihiyosong mga kapistahan at na kailangan ito upang matiyak na magkakaroon sila ng masaganang ani at palaanaking mga kawan sa darating na taon at upang maiwasan ang tagtuyot, salot ng balang, at iba pa. Kaya naman maliwanag na ang muling pagkabuhay ni Baal upang lumuklok sa trono at makipagtalik sa kaniyang asawa ay ipinagdiriwang sa pamamagitan ng mahahalay na ritwal sa pagkapalaanakin, na may kalakip na walang-taros na pagpapakasasa sa sekso.

Walang alinlangan na sa bawat Canaanitang lunsod ay may santuwaryo ni Baal na itinayo bilang parangal sa lokal na patron na Baal. May mga saserdoteng inatasan upang mangasiwa sa pagsamba sa mga santuwaryong iyon at sa maraming dambana na nasa kalapit na mga taluktok ng burol na kilala bilang matataas na dako. (Ihambing ang 2Ha 17:32.) Sa loob ng mga dambana ay maaaring may mga imahen o mga larawan ni Baal, samantalang sa labas naman malapit sa mga altar ay may makikitang mga batong haligi (malamang na mga sagisag ng ari ng lalaki na kumakatawan kay Baal), mga sagradong poste na sumasagisag sa diyosang si Asera, at mga patungan ng insenso. (Ihambing ang 2Cr 34:4-7; tingnan ang SAGRADONG POSTE.) May mga patutot na lalaki at babae na naglilingkod sa matataas na dako, at bukod pa sa seremonyal na pagpapatutot, nagsasagawa rin doon ng paghahain ng mga bata. (Ihambing ang 1Ha 14:23, 24; Os 4:13, 14; Isa 57:5; Jer 7:31; 19:5.) Ang pagsamba kay Baal ay isinasagawa rin sa mismong mga bubungan ng bahay ng mga tao, kung saan malimit na makikitang pumapailanlang ang haing usok para sa kanilang diyos.—Jer 32:29.

May mga impormasyon na nagpapahiwatig na si Baal at ang iba pang mga diyos at mga diyosa ng mga Canaanita ay iniugnay ng kanilang mga mananamba sa partikular na mga bagay sa kalangitan. Halimbawa, ang isa sa mga teksto ng Ras Shamra ay may binabanggit na paghahandog kay "Reyna Shapash (ang Araw) at sa mga bituin," at ang isa namang teksto ay may tinutukoy na "hukbo ng araw [*sun*] at pulutong ng araw [*day*]."

Dahil dito, kapansin-pansin na ang mga bagay sa kalangitan ay ilang ulit na tinukoy ng Bibliya kaugnay ng pagsamba kay Baal. Bilang paglalarawan sa likong landasin ng kaharian ng Israel, ganito ang sinasabi ng rekord ng Kasulatan: "Patuloy nilang iniwan ang lahat ng utos ni Jehova . . . , at nagsimula silang yumukod sa buong hukbo ng langit at naglingkod kay Baal." (2Ha 17:16) Tungkol naman sa kaharian ng Juda, iniulat na sa loob mismo ng templo ni Jehova ay nagkaroon ng "mga kagamitan na ginawa para kay Baal at para sa sagradong poste at para sa buong hukbo ng langit." Gayundin, ang mga tao sa buong Juda ay gumagawa ng "haing usok para kay Baal, sa araw at sa buwan at sa mga konstelasyon ng sodyako at sa buong hukbo ng langit." —2Ha 23:4, 5; 2Cr 33:3; tingnan din ang Zef 1:4, 5.

Ang bawat lokalidad ay may sariling Baal, at ang lokal na Baal ay kadalasang binibigyan ng pangalang nagpapahiwatig ng kaugnayan nito sa isang espesipikong lokalidad. Halimbawa, ang pangalang Baal ng Peor (Baal-peor), na sinamba ng mga Moabita at mga Midianita, ay hinalaw sa Bundok Peor. (Bil 25:1-3, 6) Nang maglaon, ang mga pangalan ng lokal na mga Baal na ito ay ipinangalan sa mismong mga lokalidad sa pamamagitan ng tayutay (metonimya), gaya halimbawa ng Baal-hermon, Baal-hazor, Baal-zepon, at Bamot-baal. Gayunman, bagaman maraming lokal na Baal, opisyal na pinaniniwalaan ng mga Canaanita na iisa lamang ang diyos na Baal.

---

***Ano ang naging epekto sa Israel ng pagsamba kay Baal?***

---

Sa unang mga bahagi pa lamang ng Bibliya, may pahiwatig na ng pag-iral ng Baalismo, bagaman lumilitaw na noong mga araw ng mga patriyarka ay hindi pa ito kasinsama ng Baalismong umiiral noong panahong pumasok ang mga Israelita sa lupain ng Canaan. (Ihambing ang Gen 15:16; 1Ha 21:26.) Ang unang pahiwatig nito ay ang pagbanggit sa lunsod ng Asterot-karnaim, na posibleng isinunod sa pangalan ng asawa ni Baal na si Astoret. (Gen 14:5)

Bago tumawid ang mga Israelita sa Dagat na Pula, natatanaw nila noon sa ilang ang lugar na Baal-zepon. (Exo 14:2, 9) Sa Bundok Sinai, espesipikong binabalaan si Moises may kaugnayan sa mga tumatahan sa Canaan, at tinagubilinan din siya na ibagsak ang kanilang mga altar, gibain ang kanilang mga sagradong haligi, at putulin ang kanilang mga sagradong poste. (Exo 34:12-14) Sa gayon, ang lahat ng kagamitan sa pagsamba kay Baal ay papawiin mula sa Lupang Pangako.

Habang nagkakampo ang mga Israelita sa Kapatagan ng Moab, dinala ni Haring Balak si Balaam sa Bamot-baal (nangangahulugang "Matataas na Dako ni Baal") upang makita nito ang napakalaking pulutong. (Bil 22:41) Nang mabigo si Balaam na sumpain ang mga Israelita, pinayuhan niya si Balak na akitin sila sa idolatriya sa pamamagitan ng pagtukso sa kanila na magsagawa ng seksuwal na imoralidad sa mga babaing mananamba sa idolo ng Baal ng Peor. Libu-libong Israelita ang nagpadala sa tuksong ito at namatay.—Bil 22:1–25:18; Apo 2:14.

Sa kabila ng masaklap na karanasang ito at ng maliwanag na mga babala ni Moises at ni Josue (Deu 7:25, 26; Jos 24:15, 19, 20), nang manirahan na ang mga Israelita sa lupain, tinularan nila ang mga Canaanitang naiwan doon, maliwanag na upang tiyakin na magiging palaanakin ang kanilang bakahan at magiging masagana ang kanilang ani. Kasabay nito, patuloy silang nagkunwaring sumasamba kay Jehova. Pagkamatay ni Josue, pumasok ang malawakang apostasya. (Huk 2:11-13; 3:5-8) Ang bayan ay nagtayo ng mga altar, mga poste, at iba pang mga kagamitan sa pagsamba kay Baal sa kanilang mga bukid, at lumilitaw na nagpaimpluwensiya sila sa kalapit nilang mga Canaanita hinggil sa kung paano nila mapalulugdan ang "may-ari," o Baal, ng bawat piraso ng lupain. Nasilo rin ang mga Israelita sa imoral na mga gawaing kaugnay ng pagsamba kay Baal. Dahil dito, pinabayaan sila ni Jehova sa kanilang mga kaaway.

Gayunman, nang manumbalik ang bayan kay Jehova, buong-kaawaan niya silang iniligtas sa pamamagitan ng pagbabangon ng mga hukom gaya ni Gideon, na ang pangalan ay ginawang Jerubaal (nangangahulugang "Hayaang Gumawa si Baal ng Legal na Pagtatanggol (Makipaglaban)"). (Huk 6:25-32; 1Sa 12:9-11) Ngunit walang naganap na permanenteng reporma noong panahong iyon. (Huk 8:33; 10:6) Patuloy na isinagawa ang Baalismo maging pagkaraan ng mga araw ni Samuel bagaman iniulat na nahimok niya ang bayan na alisin ang mga Baal at ang mga imahen ni Astoret at maglingkod tangi lamang kay Jehova.—1Sa 7:3, 4.

Bagaman hindi na muling binanggit ang Baalismo hanggang noong pagtatapos ng paghahari ni Solomon, maaaring nanatili ito sa ilang bahagi ng kaharian. Maraming iba't ibang anyo ng Baalismo ang pumasok sa bansa nang mag-asawa si Solomon ng maraming paganong babae, at hinikayat nila siya at ang kanilang mga anak na maglingkod sa ibang mga diyos at mga diyosa, gaya nina Astoret at Molec, na iniuugnay sa pagsamba kay Baal.—1Ha 11:4, 5, 33; Jer 32:35.

Nang mahati ang kaharian noong 997 B.C.E., itinatag ni Jeroboam ang pagsamba sa guya sa hilagang kaharian ng Israel sa Dan at Bethel. Patuloy na isinagawa ang dati nang umiiral na Baalismo kasabay ng pagsamba sa guya, kung paanong sa Juda ay isang anyo ng tunay na pagsamba ang isinasagawa sa Jerusalem habang ang Baalismo ay isinasagawa rin sa buong lupain.—1Ha 14:22-24.

Isang naiibang kulto ni Baal ang pinasimulan sa Israel noong mga araw ni Haring Ahab (mga 940-920 B.C.E.), ang kulto ni Melkart na Baal ng Tiro.





***Mga representasyon ni Baal, ang diyos ng ulan at pagkamabunga, na natagpuan sa Ras Shamra***

(LARAWAN, Tomo 2, p. 532) Si Ahab ay nakipag-alyansa sa hari ng Tiro na nagngangalang Etbaal (nangangahulugang “Kasama ni Baal”) sa pamamagitan ng pag-aasawa sa anak nitong babae. Bilang resulta, naipasok ng anak na babae ni Etbaal na si Jezebel ang mas agresibong kultong ito sa Israel, pati na ang maraming saserdote at tagapaglingkod. (1Ha 16:31-33) Nang dakong huli, isang bantog na pagtutuos ang naganap sa Bundok Carmel sa pagitan ni Jehova at ni Baal.

Malamang na dahil naniniwala ang mga mananamba ni Baal na siya ang may-ari ng kalangitan at na siya ang nagbibigay ng ulan at pagkamabunga, sa pangalan ni Jehova ay ipinatalastas ni Elias na magkakaroon ng tagtuyot. (1Ha 17:1) Pagkaraan ng tatlong taon at anim na buwang tagtuyot, yamang napatunayang hindi kaya ni Baal na wakasan ang tagtuyot bilang sagot sa maraming pagsusumamo na walang alinlangang ginawa ng kaniyang mga saserdote at mga mananamba, ipinatawag ni Elias ang buong bayan sa Bundok Carmel upang saksihan ang malaking pagsubok hinggil sa kung sino ang tunay na Diyos. Ang pagsubok ay humantong sa pagkapahiya ng mga mananamba ni Baal at sa pagpatay sa 450 propeta ni Baal. Pagkatapos nito, si Jehova, at hindi si Baal, ang nagpaulan upang wakasan ang tagtuyot.—1Ha 18:18-46; San 5:17.

Ang anak at kahalili ni Ahab na si Ahazias ay naglingkod din kay Baal. (1Ha 22:51-53) Ang kapatid ni Ahazias na si Jehoram ang humalili sa kaniya, at iniulat na inalis ni Jehoram ang sagradong haligi ni Baal na ginawa ng kaniyang ama, bagaman nagpatuloy siya sa pagsamba sa guya.—2Ha 3:1-3.

Nang maglaon (mga 905 B.C.E.), pinahiran si Jehu bilang hari. Ipinaghiganti niya ang pagpaslang sa mga propeta ni Jehova sa pamamagitan ng pagpatay kay Jezebel at sa sambahayan ng asawa nitong si Ahab. Pagkatapos nito, ang lahat ng mananamba ni Baal ay ipinatawag sa Samaria upang idaos ang kunwari'y “isang kapita-pitagang kapulungan para kay Baal.” Sa utos ni Jehu, pinatay ang lahat ng mananamba ni Baal. Ang mga sagradong poste ay sinunog, at ang sagradong haligi ay ibinagsak, pati na ang bahay ni Baal, na ginawang pampublikong palikuran. Sa gayon ay sinasabing “nilipol ni Jehu si Baal mula sa Israel.” (2Ha 10:18-28) Kaya sa loob ng ilang panahon, nasupil ang pagsamba kay Baal. Gayunman, dahil sa gayong Baalistikong relihiyon kung kaya nang dakong huli ay hinayaan ni Jehova na yumaon sa pagkatapon ang sampung-tribong kaharian ng Israel.—2Ha 17:16-18.

Sa Juda, maliwanag na nanatili pa rin ang Baalismo sa kabila ng mga pagsisikap ni Haring Asa na alisin ang mga kagamitan nito. (2Cr 14:2-5) Nang si Atalia, na anak ni Ahab kay Jezebel, ay ipakasal ni Ahab kay Jehoram, na ikapitong Judeanong hari, nakapasok ang Baalismo ng Tiro sa gitna ng maharlikang pamilya sa Juda dahil sa kaniyang balakyot na impluwensiya. Sa kabila ng mga reporma noong pasimula ng paghahari ng apo ni Atalia na si Haring Jehoas at ng mga reporma ni Haring Hezekias nang maglaon, ang pagsamba kay Baal ay hindi permanenteng naalis. (2Ha 11:18; 18:4) Muling itinayo ng anak ni Hezekias na si Manases ang mismong matataas na dako na winasak ng kaniyang ama. (2Ha 21:3) Bagaman lumilitaw na ang karamihan sa mga Judeanong hari ay nahawahan ng pagsamba kay Baal, si Manases naman ay nagpakatalamak sa pagtataguyod ng ubod-samang kultong ito. (2Ha 21:9-11) Ang reporma ni Haring Manases nang bandang huli at maging ang malawakang paglilinis na ginawa ng kaniyang apong si Haring Josias ay hindi nagdulot ng permanenteng panunumbalik sa tunay na pagsamba. Ang lubusang pagkahawang ito sa huwad na pagsamba ay nagbunga ng pagkatapon at pagkatiwangwang ng lupain bilang kaparusahan. —2Cr 33:10-17; 2Ha 23:4-27; Jer 32:29.

Samantalang isinasagawa ni Jeremias ang kaniyang gawaing panghuhula mula noong mga araw ni Josias hanggang noong pagkatapon sa Babilonya, tinuligsa niya ang Israel dahil pinasamâ ng bansa ang sarili nito sa pamamagitan ng pagsamba kay Baal. Inihalintulad niya ang Israel sa isang mapangalunyang asawang babae na nagpapatutot sa ilalim ng bawat mayabong na punungkahoy at sa bawat mataas na dako, na nangangalunya sa mga bato at mga punungkahoy at kinalilimutan si Jehova, ang “asawang nagmamay-ari” sa bayan. (Jer 2:20-27; 3:9, 14) Pagkatapos ng pagkatapon ng mga Judio sa Babilonya at nang makabalik na sila sa Palestina, hindi na binanggit sa Bibliya na isinasagawa pa ng mga Israelita ang Baalismo.

**BAALA** [Dako ng Among Babae].

1. Isang lunsod sa H hanggahan ng Juda, na tinatawag ding Kiriat-baal ngunit mas kilalá bilang Kiriat-jearim. Ipinapalagay na ito ang Deir el-ʽAzar (Tel Qiryat Yeʽarim), mga 13 km (8 mi) sa KHK ng Jerusalem.—Jos 15:9, 10, 60; 18:14; 1Cr 13:6; tingnan ang KIRIAT-JEARIM.

2. Isang bundok sa HK sulok ng Juda, sa pagitan ng mga bayan ng Sikeron at Jabneel, na bahagi ng H hangganan ng teritoryo ng Juda. (Jos 15:11) Posibleng ito ang burol ng Mughar na nasa bandang H ng agusang libis ng Sorek at 3 km (mga 2 mi) sa STS ng Jabneel (makabagong Yavne).

3. Isang bayan sa rehiyon ng Negeb ng Juda (Jos 15:29), maliwanag na tinutukoy bilang Bala sa Josue 19:3 at Bilha sa 1 Cronica 4:29. Nang dakong huli, itinalaga ito sa tribo ni Simeon bilang isang nakapaloob na lunsod. Hindi alam kung saan ang

espesipikong lokasyon nito, ngunit maliwanag na ito ay nasa TS ng Beer-sheba.

**BAALAT** [Dako ng Among Babae]. Isang bayan sa hanggahan ng orihinal na teritoryo ng Dan; binanggit ito sa Josue 19:44, 45 sa pagitan ng Gibeton at Jehud. Maliwanag na iyon din ang dako na nang maglaon ay isinama ni Solomon sa kaniyang programa ng muling pagtatayo. (2Cr 8:5, 6) Hindi matiyak ang heograpikong lokasyon nito; sinasabi ni Josephus (*Jewish Antiquities,* VIII, 152 [vi, 1]) na ang lugar na ito, pati na ang Bet-horon, ay di-kalayuan sa Gezer, isa pang nakukutaang lunsod.—1Ha 9:17, 18.

**BAALAT-BEER** [Among Babae ng Balon]. Isang nakapaloob na lunsod ng Simeon na nasa teritoryo ng Juda. (Jos 19:1, 8) Bagaman tinatawag din itong "Rama ng timog" (o Negeb), maliwanag na tinutukoy lamang ito bilang Baal sa 1 Cronica 4:33 at maaaring ito rin ang "Ramot ng timog" sa 1 Samuel 30:27. Ipinahihiwatig ng mga pagtukoy rito na ito ay nasa T ng Beer-sheba, sa gayon ay nasa Negeb.

**BAAL-BERIT** [May-ari ng Isang Tipan; minsang lumitaw sa Huk 9:46 bilang El-berit, Diyos ng Isang Tipan]. Ang Baal ng Sikem, na sinimulang sambahin ng mga Israelita pagkamatay ni Hukom Gideon. (Huk 8:33) Maaaring ipinahihiwatig ng katawagang "Baal-berit" na ang partikular na Baal na ito ay pinaniniwalaang nagbabantay sa pagtupad sa mga tipan.

Maliwanag na ang bahay o templo ni Baal-berit sa Sikem ay may karugtong na isang silid na nagsisilbing ingatang-yaman. (Huk 9:4) Kapag panahon ng pag-aani ng ubas, lumilitaw na nagdaraos ang mga Sikemita ng isang kapistahan bilang parangal kay Baal-berit, na nagtatapos sa isang salu-salo ukol sa paghahain sa templo ng kanilang diyos. Sa loob ng templo ni Baal-berit, samantalang magkakasamang kumakain at umiinom at isinusumpa si Abimelec, malamang na sa ilalim ng impluwensiya ng alak, sinulsulan ni Gaal ang mga Sikemita na maghimagsik laban kay Haring Abimelec. (Huk 9:27-29) Nang maglaon, nang pagbantaan ni Abimelec ang mga may-ari ng lupain sa tore ng Sikem (Migdal-Sikem, *AT*), nanganlong sila sa kuta ng bahay ni El-berit (Baal-berit), ngunit namatay sila sa sunog nang silaban ni Abimelec at ng kaniyang mga tauhan ang kuta.—Huk 9:46-49.

**BAALE-JUDA.** Tingnan ang KIRIAT-JEARIM.

**BAAL-GAD** [May-ari kay Gad (Mabuting Kapalaran)]. Isang bayan sa kapatagang libis ng Lebanon na nasa paanan ng Bundok Hermon, sa K panig nito. Ginagamit ito upang tumukoy sa pinakahilagang dako na nasakop ni Josue sa lupain ng Canaan, kung ihahambing sa timugang dako ng Bundok Halak sa Negeb. (Jos 11:17; 12:7; 13:5) Hindi matiyak kung saan ang eksaktong lokasyon nito, ngunit karaniwang ipinapalagay na ito rin ang Hasbaiya sa Wadi et-Teim o isang kalapit na dako.

**BAAL-HAMON** [May-ari ng Isang Pulutong (Karamihan)]. Isang lugar na binanggit sa Awit ni Solomon 8:11 bilang lokasyon ng isang mabungang ubasan ni Haring Solomon. Walang anumang pahiwatig tungkol sa kinaroroonan nito. Bagaman itinuturing ito ng marami na isang literal na lokasyon, sinasabi ng ilan na ginamit ito sa gayong matulaing akda sa makasagisag na paraan upang kumatawan sa kaharian na pinamahalaan ni Solomon at na pinagmulan ng malaking kayamanan.—Ihambing ang 1Ha 4:20, 21.

**BAAL-HANAN** [Si Baal ay Nagpakita ng Lingap; Si Baal ay Magandang-loob].

1. Anak ni Acbor; ang ikapito sa walong hari ng Edom na namahala "bago maghari ang sinumang hari sa mga anak ni Israel."—Gen 36:31, 38, 39; 1Cr 1:49, 50.

2. Ang Gederita na itinalaga ni David bilang pinuno "sa mga taniman ng olibo at sa mga puno ng sikomoro na nasa Sepela."—1Cr 27:28, 31.

**BAAL-HAZOR** [May-ari ng Looban (Pamayanan)]. Isang dako na malapit sa "Efraim" (marahil ay ang lunsod ng Efrain[m] na binanggit sa 2Cr 13:19; ihambing ang Ju 11:54) kung saan ginanap ang kapistahan ng paggugupit sa mga tupa ni Absalom; noong pagkakataong iyon ay minaniobra niya ang kamatayan ng kaniyang kapatid na si Amnon. (2Sa 13:23, 28) Iniuugnay ito sa bundok ng Jebel ʽAsur (Baʽal Hazor) na 1,032 m (3,386 piye) ang taas, mga 8 km (5 mi) sa HS ng Bethel. Mula sa Baal-hazor ay tumakas si Absalom patungo sa maliit na kaharian ng Gesur, sa S ng Dagat ng Galilea.

**BAAL-HERMON** [May-ari ng Hermon]. Lumilitaw ang pangalang ito sa Hukom 3:3 at sa 1 Cronica 5:23. Sa unang teksto, tinutukoy nito ang isang lugar sa rehiyong tinahanan ng mga Sidonio at mga Hivita na hindi nalupig ng mga Israelita, anupat tinatawag itong "Bundok Baal-hermon." Ito ay kadalasang iniuugnay sa Bundok Hermon mismo ngunit maaari rin itong tumukoy sa buong Kabundukan ng Anti-Lebanon o sa isang bahagi niyaon. Sa 1 Cronica 5:23, ginagamit naman ang "Baal-hermon" kasama ng Senir at Bundok Hermon at ng pook ng Basan upang tumukoy sa teritoryong pinanirahan ng kalahati ng tribo ni Manases. Bagaman maaaring tumutukoy ito sa isang bayan o lugar na malapit sa Bundok Hermon, maaari rin na isa itong katawagan para

sa bulubunduking pook ng Hermon.—Tingnan ang HERMON.

**BAALIS.** Hari ng Ammon na nagsugo kay Ismael upang paslangin si Gobernador Gedalias ng Juda noong 607 B.C.E. Sa Griegong *Septuagint,* ang baybay ng pangalang ito ay "Belisa."—Jer 40:14.

Noong 1984, sa mga paghuhukay sa Tell el-ʽUmeiri sa Jordan, may natuklasang isang marka ng pantatak na may pangalang Baʼalyishʽa. Ang marka ng pantatak ay sinasabing nagmula noong huling bahagi ng ikapitong siglo B.C.E. Ang inskripsiyon doon na nakasulat sa sinaunang titik Ammonita ay kababasahan: "Kay Milkom'or [o, Milkom'ur], lingkod ni Baʼalyishʽa." Posibleng si Baʼalyishʽa ang Baalis ng Bibliya.

**BAAL-MEON** [pinaikling anyo ng Bet-baal-meon]. Isang prominenteng bayan sa talampas ng H Moab na iniatas sa tribo ni Ruben kasama ng Nebo, Kiriataim, at ng iba pang mga bayan sa rehiyong iyon. (Bil 32:37, 38; 1Cr 5:8) Nagustuhan ng mga Rubenita ang rehiyong iyon dahil sa maiinam na pastulan nito, at maliwanag na muli nilang itinayo at pinangalanan ang mga bayan doon. Sa mas naunang talaan sa Bilang 32:3, 4, ang Baal-meon ay maaaring kinakatawanan ng pangalang "Beon." Nang maglaon, tinukoy iyon ni Josue bilang Bet-baal-meon, malamang na siyang buong pangalan ng lugar na iyon.—Jos 13:17.

Waring nabawi ng mga Moabita ang Baal-meon noong panahon ng paghahari ni Haring Mesa ng Moab, maliwanag na noong huling bahagi ng ikasampung siglo B.C.E. Sinasabi sa inskripsiyon ng Batong Moabita (taludtod 9) na 'itinayo [marahil, pinatibay] ni Mesa ang Baal-meon, anupat gumawa [siya] roon ng isang imbakan ng tubig,' at sa taludtod 30 ay tinutukoy niya iyon sa mas kumpletong pangalan na Bet-baal-meon. Bukod diyan, sa isang piraso ng may-ukit na kagamitang luwad na natagpuan sa Samaria (Ostraca 27 ng Samaria) ay binabanggit ang isang "Baala na Baal-meonita."

Noong ikapitong siglo B.C.E., sa isang babala mula Diyos na inihayag laban sa Moab, inihula ng propetang si Jeremias na ang lupain ay sasamsaman ng Babilonya, anupat espesipikong binabanggit ang ilang bayan, kabilang na ang Bet-meon (malamang na ang Baal-meon). (Jer 48:20-23) Binanggit ni Ezekiel ang Baal-meon bilang isa sa mga lunsod ng Moab na aariin ng "mga taga-Silangan" (o, "mga anak ng Silangan"). (Eze 25:9, 10) Pinatototohanan ng sekular na kasaysayan at ng arkeolohikal na pagsusuri ang katuparan ng mga hulang ito.—Tingnan ang MOAB, MGA MOABITA Blg. 2.

Ang Baal-meon ay iniuugnay sa mga guho ng Maʽin, isang malaking gulod na mga 6 na km (3.5 mi) sa KTK ng Medeba at 12 km (7 mi) sa S ng Dagat na Patay. Ang talampas na kinaroroonan ng Maʽin ay mga 800 m (2,600 piye) ang taas.

**BAAL NG PEOR.** Ang partikular na Baal na sinamba sa Bundok Peor kapuwa ng mga Moabita at mga Midianita. (Bil 25:1, 3, 6) Sinasabi ng iba na ang Baal ng Peor ay maaaring si Kemos, yamang ang bathalang ito ang pangunahing diyos ng mga Moabita. (Bil 21:29) Gaya ng Baalismo sa pangkalahatan, malamang na nagsasangkot ng napakahalay na mga ritwal ang pagsamba sa Baal ng Peor. Habang ang mga Israelita ay nagkakampo sa Sitim sa mataas na kapatagan ng Moab, naakit sila ng mga babaing mananamba ng Baal ng Peor na magsagawa ng imoralidad at idolatriya.—Bil 25:1-18; Deu 4:3; Aw 106:28; Os 9:10; Apo 2:14.

Dahil sa pagkakasala ng Israel may kaugnayan sa Baal ng Peor, nagpasapit si Jehova ng isang nakamamatay na salot na pumatay ng libu-libong Israelita. May bumabangong tanong tungkol sa kung ilan ang aktuwal na namatay sa salot yamang waring di-magkatugma ang ulat ng Bilang 25:9 at ng 1 Corinto 10:8. Lumilitaw na 23,000 ang tuwirang namatay sa salot, samantalang 1,000 "pangulo" o pasimuno ng paghihimagsik ang pinatay ng mga hukom ng Israel at pagkatapos ay ibinitin, anupat inilantad sa paningin ng madla.—Bil 25:4, 5; tingnan ang BAAL Blg. 4.

**BAAL-PERAZIM** [May-ari ng mga Paglansag]. Ang lugar kung saan matagumpay na nalupig ni Haring David ang pinagsama-samang mga hukbo ng mga Filisteo, pagkatapos niyang mabihag ang moog ng Sion. (2Sa 5:9, 17-21) Sinasabi ng ulat na nang marinig ni David ang gagawing pagsalakay ng mga Filisteo, siya at ang kaniyang mga tauhan ay "lumusong sa dakong di-madaling puntahan," habang ang mga Filisteo ay 'naggagalugad sa mababang kapatagan ng Repaim.' Palibhasa'y tumanggap ng katiyakan na susuportahan siya ni Jehova, sumalakay si David, at ang mga Filisteo ay tumakas at iniwan ang kanilang mga idolo. Kinilala ni David na si Jehova ang pinagmulan ng tagumpay nang sabihin niya: "Nilansag ni Jehova ang aking mga kaaway sa unahan ko, na tulad ng guwang na nalikha ng tubig." Dahil dito, "tinawag [niyang] Baal-perazim ang pangalan ng dakong iyon." Sinasabi ng ulat sa 2 Samuel 5:21 na 'inalis ni David at ng kaniyang mga tauhan ang mga idolong iniwan ng mga Filisteo.' Ipinakikita ng katulad na ulat sa 1 Cronica 14:12 kung ano ang ginawa nila sa mga iyon sa pagsasabing: "At si David ay nag-utos, kung kaya ang mga iyon [ang mga idolo] ay sinunog sa apoy."

Ang Bundok Perazim na tinukoy ni Isaias (28:21) ay itinuturing na siya ring Baal-perazim. Ang

pagtukoy niya sa lugar na ito sa kaniyang hula ay nagpapaalaala sa tagumpay ni Jehova sa Baal-perazim sa pamamagitan ni David, anupat binanggit iyon bilang isang halimbawa ng kakaibang gawa na isasagawa ni Jehova, kung kailan, gaya ng ipinahayag niya, dadaluhungin niya ang kaniyang mga kaaway tulad ng umaapaw na dumaragsang baha.

Ipinapalagay na ang Mababang Kapatagan ng Repaim ay siya ring Kapatagan ng Baqa' sa TK ng Temple Mount, na palusong nang mga 1.5 km (1 mi) at pagkatapos ay papakipot sa isang makitid na libis, ang Wadi el Werd (Nahal Refa'im). Batay rito, sinasabi ng ilang iskolar na ang Baal-perazim ay isang lugar sa kapaligiran ng libis na ito. Gayunman, yamang tinukoy iyon ni Isaias (28:21) kaugnay ng "mababang kapatagan malapit sa Gibeon," iminumungkahi ng ilang iskolar ang isang lugar sa HK, posibleng ang Sheikh Bedr, mga 4 na km (2.5 mi) sa KHK ng Temple Mount. (Jos 15:8, 9) Tumutugma ito sa rutang tinahak ng mga Filisteo patungo sa Gibeon at Gezer noong tugisin sila ni David.—2Sa 5: 22, 25; 1Cr 14:16.

**BAAL-SALISA** [May-ari ng Salisa]. Ang lugar na pinanggalingan ng isang lalaking nagdala ng 20 tinapay na sebada mula sa mga unang bunga ng kaniyang ani at ilang bagong butil upang iharap sa propetang si Eliseo. (2Ha 4:42-44) Panahon noon ng taggutom, at si Eliseo ay nasa Gilgal. Ang kakaunting panustos na iyon ay naging sapat para sa isang daang "anak ng mga propeta" na naroon at mayroon pa ngang natira.—2Ha 4:38, 43; ihambing ang Mat 14:20; Mar 8:8.

Ang Baal-salisa ay ipinapalagay na malapit sa Gilgal at malamang na nasa "lupain ng Salisa," na dinaanan ni Saul noong hinahanap niya ang mga asnong babae ng kaniyang ama. (1Sa 9:4) Tinukoy sa Babilonyong Talmud ang Baal-salisa at inilarawan ito bilang isang lugar kung saan ang mga bunga ay nahihinog nang napakaaga. (*Sanhedrin* 12*a*) Ang isang iminumungkahing lokasyon ay yaong sa Kafr Thulth na nasa mabuburol na paanan ng Efraim, yamang ang pangalang Thulth ang eksaktong katumbas sa Arabe ng Hebreong Salisa. Ang Kafr Thulth ay mga 46 na km (29 na mi) sa HHK ng Jerusalem.

**BAAL-TAMAR** [May-ari ng Puno ng Palma]. Isang lugar na malapit sa Gibeah kung saan humanay ang mga lalaking mandirigma ng Israel laban sa tribo ni Benjamin sa isang kapaha-pahamak na pagbabaka na nagsimula dahil sa isang nakaririmarim na krimen sa sekso. Ang ilan sa mga hukbo ng Israel ay tinipon sa Baal-tamar, samantalang ang iba naman ay inilagay upang manambang laban sa mga Benjamita. (Huk 19:25-28; 20:33) Hindi matiyak kung saan ang lokasyon ng Baal-tamar.

**BAAL-ZEBUB** [May-ari ng mga Langaw]. Ang Baal na sinamba ng mga Filisteo sa Ekron. May mga pahiwatig na isang karaniwang kaugalian noon ng mga Hebreo na baguhin ang mga pangalan ng huwad na mga diyos anupat binibigyan nila ang mga ito ng kahawig ngunit mapanghamak na pangalan. Kaya naman ang hulaping "zebub" ay maaaring isang pagbago sa isa sa mga titulo ni Baal na makikita sa mga tekstong Ras Shamra bilang "Zabul" ("Prinsipe"), o Zebul. Gayunman, sinasabi ng ilang iskolar na ang mga mananamba ng diyos na ito ang nagbigay ng pangalang iyon dahil itinuturing nila siya bilang ang gumagawa ng mga langaw at sa gayon ay may kakayahang kontrolin ang pangkaraniwang mga pesteng ito sa Gitnang Silangan. Yamang iniuugnay si Baal-zebub sa pagbibigay ng mga orakulo, ipinapalagay ng iba na siya ay isang diyos na pinaniniwalaang nakapagbibigay ng mga orakulo sa pamamagitan ng paglipad o paghiging ng langaw. —2Ha 1:2.

Si Ahazias na hari ng Israel ay nagsugo ng mga mensahero kay Baal-zebub upang alamin kung gagaling ba siya mula sa tinamo niyang malubhang pinsala o hindi. Sa pamamagitan ng kaniyang propetang si Elias, sinaway ni Jehova si Ahazias, na sinasabi: "Dahil ba sa wala talagang Diyos sa Israel kung kaya ka nagsusugo upang sumangguni kay Baal-zebub na diyos ng Ekron? Kaya nga, kung tungkol sa higaan na iyong sinampahan, hindi ka bababa mula roon, dahil ikaw ay tiyak na mamamatay."—2Ha 1:2-8; tingnan ang BEELZEBUB.

**BAAL-ZEPON** [May-ari ng Hilaga (Hilagang Hangganan)]. Isang heograpikong dako na ginamit upang matukoy ang kinaroroonan ng lugar na pinagkampuhan ng mga Israelita sa Pihahirot bago sila tumawid sa Dagat na Pula. (Exo 14:2; Bil 33:1-7) Pagkaalis sa Rameses, nagkampo muna sila sa Sucot, pagkatapos ay sa Etham "sa gilid ng ilang." (Exo 13:20) Sa pagkakataong ito ay sinabihan sila ni Jehova na 'bumalik at magkampo sa harap ng Pihahirot sa pagitan ng Migdol at ng dagat sa tapat ng Baal-zepon.' Dito sila inabutan ng mga tagapagpatakbo ng karo, mga mangangabayo, at mga hukbong militar ni Paraon.—Exo 14:2, 9.

Hindi matiyak kung saan ang lokasyon ng Baal-zepon. Maliwanag na ito ay isang pamilyar na lugar noong panahong iyon. Sabihin pa, ang pangunahing salik na nauugnay dito ay ang pagtawid ng mga Israelita sa Dagat na Pula, anupat ipinakikita ng ulat na dumaan sila sa isang dakong napakalalim ng tubig. Masusumpungan lamang ang gayong kalaga-

yan di-kalayuan sa gawing T ng dulong hilaga ng Gulpo ng Suez. Batay rito, iniuugnay ng ilang iskolar ang Baal-zepon sa kabundukan sa rehiyong iyon. Sinasabi ng *A Hebrew and English Lexicon of the Old Testament,* nina Brown, Driver, at Briggs (1980, p. 128) na ito ay "malapit sa Dagat na Pula sa Ehipto, malamang na ang Bdk. *'Ataka."* Ang bundok na ito ay malapit sa pinakaulo ng Gulpo ng Suez, di-kalayuan sa TK ng kasalukuyang lunsod ng Suez. Iminumungkahi naman ng iba ang Jebel el Galala, humigit-kumulang 40 km (25 mi) sa dako pang T. Yaong mga pabor sa lugar na ito ay naniniwalang ang Migdol, na binanggit sa mga ulat kasama ng Baal-zepon, ay isang bantayan na nasa estratehikong lokasyon sa Jebel (Bundok) 'Ataqah.—Tingnan ang PAG-ALIS; PIHAHIROT.

**BAANA.**

1. Isa sa 12 kinatawan na inatasan ni Solomon upang kumuha ng pagkain para sa sambahayan ng hari. Ang atas ni Baana ay ang ikalimang nakatalang distrito, pangunahin na ang matatabang libis ng Megido at Jezreel. Anak ni Ahilud; posibleng kapatid ni Jehosapat na tagapagtala ni Solomon.—1Ha 4:3, 7, 12.

2. Isa pa sa 12 kinatawan na inatasan ni Solomon para maglaan ng pagkain, na nangangasiwa sa ikasiyam na nakatalang distrito, sa hilagang Palestina. Anak ni Husai, na kaibigan ni David.—1Ha 4:7, 16; 2Sa 15:32-37.

3. Ama ng Zadok na tumulong kay Nehemias na magkumpuni ng mga pader ng Jerusalem noong 455 B.C.E.—Ne 3:3, 4.

**BAANAH.**

1. Isang anak ni Rimon na Benjamita. Siya at ang kaniyang kapatid na si Recab ay mga pinuno ng mga pangkat ng mandarambong sa ilalim ng anak ni Saul na si Is-boset. Pinaslang ni Baanah at ng kaniyang kapatid si Is-boset habang ito ay nagpapahinga, ngunit nang dalhin nila ang ulo nito kay David, na katatalaga lamang noon bilang hari, iniutos ni David na patayin sila, putulin ang kanilang mga kamay at mga paa, at ibitin sila sa tabi ng tipunang-tubig sa Hebron.—2Sa 4:2-12.

2. Isang Netopatita, ama ng isa sa makapangyarihang mga lalaki ni David na si Heleb (Heled).—2Sa 23:29; 1Cr 11:30.

3. Isa na posibleng isang lider niyaong mga bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya kasama ni Zerubabel.—Ezr 2:2; Ne 7:7.

4. Isa sa "mga ulo ng bayan" na ang inapo, kung hindi man siya mismo, ay nagpatotoo sa "mapagkakatiwalaang kaayusan" ni Nehemias. (Ne 9:38; 10:14, 27) Maaaring siya rin ang Blg. 3.

**BAARA.** Isa sa mga asawa ni Saharaim na Benjamita.—1Cr 8:1, 8.

**BAASA.** Ikatlong hari ng sampung-tribong kaharian ng Israel; anak ni Ahias na mula sa tribo ni Isacar at may di-prominenteng pinagmulan. Inagaw niya ang trono sa pamamagitan ng pagpatay sa kaniyang hinalinhan na si Nadab, at pagkatapos ay sinaktan niya ang buong sambahayan ni Jeroboam, gaya ng inihula. (1Ha 15:27-30; 14:10) Gayunman, ipinagpatuloy ni Baasa ang pagsamba sa guya na pinasimulan ni Jeroboam, at dahil dito ay inihula rin ang pagkalipol ng kaniyang sariling sambahayan. (1Ha 16:1-4) Nang makipagdigma siya laban sa Juda, inudyukan ni Asa ang hari ng Sirya na ligaligin si Baasa mula sa H. Pagkatapos, ang nakukutaang lunsod ng Rama, na itinatayo noon ni Baasa, ay winasak ni Asa. (1Ha 15:16-22; 2Cr 16:1-6; tingnan ang ASA Blg. 1 [Intriga at Pakikipagdigma Laban kay Baasa].) Pagkatapos na mamahala mula noong mga 975 hanggang 953 B.C.E., si Baasa ay namatay at inilibing sa kaniyang kabisera, ang Tirza. Ang kaniyang anak na si Elah ay naging hari noong ika-26 na taon ni Asa na hari ng Juda (1Ha 16:8), ngunit noong ika-27 taon ni Asa (1Ha 16:15), naghimagsik si Zimri at nilipol ang sambahayan ni Baasa, sa gayo'y natupad ang itinalaga ni Jehova.

**BAASEIAS.** Isang inapo ni Levi sa pamamagitan ni Gersom; ninuno ng manunugtog sa templo na si Asap.—1Cr 6:39, 40, 43.

**BABAE** [sa Ingles, *woman*]. Isang adultong tao na ang kasarian ay pambabae, isa na lampas na sa edad ng pagdadalaga. Ang terminong Hebreo para sa babae ay *'ish·shah'* (sa literal, isang babaing tao), na isinasalin ding "asawang babae." Ang terminong Griego na *gy·ne'* ay isinasalin din bilang "babae" o "asawang babae."

**Paglalang sa Babae.** Bago pa man humingi ang lalaking si Adan ng taong makakasama niya, inilaan na ito ng Diyos na kaniyang Maylalang. Matapos ilagay si Adan sa hardin ng Eden at ibigay sa kaniya ang kautusan tungkol sa punungkahoy ng pagkakilala ng mabuti at masama, sinabi ni Jehova: "Hindi mabuti para sa lalaki na manatiling nag-iisa. Gagawa ako ng isang katulong para sa kaniya, bilang kapupunan niya." (Gen 2:18) Hindi niya inubliga ang lalaki na maghanap ng makakasama nito mula sa mga hayop, kundi dinala niya kay Adan ang mga hayop upang pangalanan niya ang mga iyon. Si Adan ay walang pagnanais na makipagtalik sa hayop at naobserbahan niya na wala sa mga ito ang angkop na maging kasama niya. (Gen 2:19, 20) "Dahil dito ang Diyos na Jehova ay nagpasapit ng isang mahimbing na tulog sa lalaki at, habang ito ay

natutulog, kinuha niya ang isa sa mga tadyang nito at pagkatapos ay pinaghilom ang laman sa ibabaw nito. At ang tadyang na kinuha ng Diyos na Jehova mula sa lalaki ay ginawa niyang isang babae at dinala niya ito sa lalaki. Nang magkagayon ay sinabi ng lalaki: 'Ito sa wakas ay buto ng aking mga buto at laman ng aking laman. Ito ay tatawaging Babae, sapagkat kinuha ito mula sa lalaki.' "—Gen 2:21-23.

**Posisyon at mga Pananagutan.** Palibhasa'y nilalang mula sa lalaki, ang pag-iral ng babae ay nakadepende sa lalaki. Yamang bahagi siya ng lalaki, anupat sila ay "isang laman," at isa siyang kapupunan at katulong ng lalaki, siya ay sakop nito bilang kaniyang ulo. Nasa ilalim din siya ng kautusan na ibinigay ng Diyos kay Adan tungkol sa punungkahoy ng pagkakilala ng mabuti at masama. Pananagutan niyang gumawa para sa kapakanan ng lalaki. Magkasama silang magkakaroon ng mga anak at magpupuno sa mga hayop.—Gen 1:28; 2:24.

Yamang karaniwan nang nag-aasawa ang mga babae noong panahon ng Bibliya, ang mga kasulatang tumatalakay sa mga pananagutan ng babae ay kadalasang may kinalaman sa kaniyang posisyon bilang asawang babae. Ang pangunahing tungkulin ng lahat ng babae sa Israel ay maglingkod sa Diyos na Jehova sa tunay na pagsamba. Isang halimbawa nito si Abigail, na naging asawa ni David pagkamatay ng kaniyang walang-kabuluhang asawang si Nabal. Bagaman masama ang landasing tinahak ni Nabal, anupat tumanggi itong gamitin ang kaniyang materyal na mga pag-aari upang tulungan si David, ang pinahiran ni Jehova, natanto ni Abigail na siya, bagaman asawa ni Nabal, ay hindi obligadong sumunod sa kaniyang asawa sa gayong pagkilos na salungat sa kalooban ni Jehova. Pinagpala siya ni Jehova nang ipakita niya ang kaniyang katatagan ukol sa tamang pagsamba sa pamamagitan ng pagtulong sa Kaniyang pinahiran.—1Sa 25:23-31, 39-42.

Pangalawa, dapat sumunod ang babae sa kaniyang asawa. Pananagutan niyang magpagal para sa kapakanan ng sambahayan at magdulot ng karangalan sa kaniyang ulong asawang lalaki. Ito ang magdudulot sa kaniya ng pinakamalaking kaluwalhatian. Sinasabi ng Kawikaan 14:1: "Ang babaing tunay na marunong ay nagpapatibay ng kaniyang bahay, ngunit ginigiba iyon ng mangmang ng sarili niyang mga kamay." Dapat siyang laging magsalita ng mabuti tungkol sa kaniyang asawa upang higit itong igalang ng iba, at dapat siyang maging karapat-dapat na ipagmalaki ng kaniyang asawang lalaki. "Ang asawang babaing may kakayahan ay korona sa nagmamay-ari sa kaniya, ngunit ang babaing gumagawi nang kahiya-hiya ay parang kabulukan sa kaniyang mga buto." (Kaw 12:4) Ang kaniyang marangal na posisyon at mga pribilehiyo bilang asawang babae, kasama ang mga pagpapala sa kaniya dahil sa kaniyang katapatan, kasipagan, at karunungan, ay inilalarawan sa Kawikaan kabanata 31.—Tingnan ang ASAWANG BABAE.

Malaking bahagi ang ginampanan ng babaing Hebreo sa pagsasanay sa kaniyang mga anak upang sila ay maging matuwid, magalang, at masipag, at kadalasa'y malaki rin ang bahagi niya sa pagpapayo at pagpatnubay sa kaniyang malalaki nang mga anak na lalaki upang mapabuti sila. (Gen 27:5-10; Exo 2:7-10; Kaw 1:8; 31:1; 2Ti 1:5; 3:14, 15) Ang mga batang babae lalo na ang sinasanay ng kanilang mga ina upang maging mabubuting asawa sa pamamagitan ng pagtuturo sa kanila ng mga kasanayan sa pagluluto, paghahabi, at pamamahala sa sambahayan, samantalang ang anak na lalaki naman ay tinuturuan ng ama ng isang hanapbuhay. Ang mga babae ay malaya ring magpahayag ng kanilang niloloob sa kanilang mga asawa (Gen 16:5, 6) at kung minsan ay tinutulungan nila ang kanilang mga asawa na makabuo ng tamang mga pasiya. —Gen 21:9-13; 27:46–28:4.

Kadalasan, ang mga magulang ang pumipili ng babaing mapapangasawa ng kanilang anak na lalaki. Ngunit sa ilalim ng Kautusan, gaya rin sa kaso ni Rebeka bago nito, ang babae ay binibigyan ng pagkakataong magpahayag ng kaniyang damdamin at kalooban tungkol sa bagay na ito. (Gen 24:57, 58) Bagaman naging kaugalian ang poligamya dahil hindi isinauli ng Diyos ang orihinal na monogamya hanggang noong maitatag ang kongregasyong Kristiyano (Gen 2:23, 24; Mat 19:4-6; 1Ti 3:2), ang mga kaugnayang poligamo ay kinontrol.

Maging ang mga kautusang militar ay nangalaga sa kapakanan kapuwa ng babae at lalaki sa pagpapahintulot nito na maging malaya sa paglilingkod ang bagong-kasal na lalaki sa loob ng isang taon. Binigyan nito ang mag-asawa ng pagkakataong magkaroon ng anak, na isang malaking kaaliwan sa ina habang nasa malayo ang kaniyang asawa, at lalo na sakaling mamatay ito sa pagbabaka.—Deu 20:7; 24:5.

Pantay-pantay ang pagkakapit ng mga kautusan sa mga lalaki at mga babae na nagkasala ng pangangalunya, insesto, bestiyalidad, at iba pang mga krimen. (Lev 18:6, 23; 20:10-12; Deu 22:22) Ang mga babae ay hindi dapat magsuot ng damit ng lalaki at ang lalaki ay hindi rin dapat magsuot ng damit ng babae, yamang maaari itong umakay sa imoralidad, kasama na ang homoseksuwalidad. (Deu 22:5) Maaaring makibahagi ang mga babae sa mga kapakinabangang dulot ng mga Sabbath, mga kautusan hinggil sa mga Nazareo, mga kapistahan, at, sa pangkalahatan, sa lahat ng probisyon ng Kautusan.

(Exo 20:10; Bil 6:2; Deu 12:18; 16:11, 14) Ang ina, gayundin ang ama, ay dapat parangalan at sundin. —Lev 19:3; 20:9; Deu 5:16; 27:16.

**Mga Pribilehiyo sa Kongregasyong Kristiyano.** Para roon sa mga tinawag ng Diyos sa makalangit na pagtawag (Heb 3:1) upang maging mga kasamang tagapagmana ni Jesu-Kristo, walang pagkakaiba ang mga lalaki at mga babae sa espirituwal na diwa. Sumulat ang apostol: "Kayong lahat, sa katunayan, ay mga anak ng Diyos sa pamamagitan ng inyong pananampalataya kay Kristo . . . walang lalaki ni babae man; sapagkat kayong lahat ay iisang tao na kaisa ni Kristo Jesus." (Gal 3:26-28) Pawang magbabago ang kalikasan ng mga ito sa kanilang pagkabuhay-muli, palibhasa'y magiging mga kabahagi sila sa "tulad-Diyos na kalikasan," anupat sa kalagayang iyon ay walang mga babae, sapagkat walang kasariang pambabae sa mga espiritung nilalang, yamang ang sekso ay paraan ng Diyos upang makapagparami ang mga makalupang nilalang.—2Pe 1:4.

***Mga tagapaghayag ng mabuting balita.*** Ang mga babae, na tinukoy bilang "mga anak na babae" at "mga aliping babae" sa hula ni Joel, ay kabilang sa mga tumanggap ng mga kaloob ng banal na espiritu noong araw ng Pentecostes 33 C.E. Mula noong araw na iyon, ang mga babaing Kristiyano na binigyan ng mga kaloob na ito ay nagsalita ng mga wikang banyaga na hindi nila dating nauunawaan, at sila ay 'nanghula,' bagaman hindi ito nangangahulugan na humula sila ng mahahalagang pangyayari sa hinaharap, kundi nagsalita sila ng mga katotohanan sa Bibliya.—Joe 2:28, 29; Gaw 1:13-15; 2:1-4, 13-18; tingnan ang PROPETISA.

Ang pakikipag-usap nila sa iba tungkol sa mga katotohanan sa Bibliya ay hindi lamang sa kanilang mga kapananampalataya. Bago umakyat sa langit, sinabi ni Jesus sa kaniyang mga tagasunod: "Tatanggap kayo ng kapangyarihan kapag dumating sa inyo ang banal na espiritu, at kayo ay magiging mga saksi ko kapuwa sa Jerusalem at sa buong Judea at Samaria at hanggang sa pinakamalayong bahagi ng lupa." (Gaw 1:8) Pagkatapos nito, noong araw ng Pentecostes 33 C.E., nang ibuhos sa kanila ang banal na espiritu, ang buong grupo ng mga 120 alagad (kabilang ang ilang babae) ay binigyang-kapangyarihan upang maging kaniyang mga saksi (Gaw 1:14, 15; 2:3, 4); at kalakip sa hula ni Joel (2:28, 29) na sinipi ni Pedro nang pagkakataong iyon ang pagtukoy sa mga babaing iyon. Kaya napabilang sila sa mga may pananagutan na maging mga saksi ni Jesus "sa Jerusalem at sa buong Judea at Samaria at hanggang sa pinakamalayong bahagi ng lupa." Kasuwato nito, nang maglaon ay iniulat ng apostol na si Pablo na sina Euodias at Sintique sa Filipos ay "nagpunyaging kaagapay [niya] sa mabuting balita"; at binanggit ni Lucas na si Priscila ay kasama ng asawa nito na si Aquila sa 'pagpapaliwanag ng daan ng Diyos' sa Efeso.—Fil 4:2, 3; Gaw 18:26.

***Mga pulong ng kongregasyon.*** May mga pulong noon kung saan makapananalangin o makapanghuhula ang mga babaing ito basta't may suot silang talukbong sa ulo. (1Co 11:3-16; tingnan ang TALUKBONG SA ULO.) Gayunman, sa panahon ng mga pulong na maliwanag na *pangmadla,* kung kailan ang "buong kongregasyon" gayundin ang "mga di-sumasampalataya" ay nagkakatipon sa isang dako (1Co 14:23-25), ang mga babae ay dapat "manatiling tahimik." Kung 'may anumang bagay na nais nilang matutuhan, maaari nilang tanungin ang kani-kanilang asawa sa bahay, sapagkat kahiya-hiya na ang isang babae ay magsalita sa isang kongregasyon.'—1Co 14:31-35.

Bagaman hindi pinahihintulutang magturo sa kapulungan ng kongregasyon, ang isang babae ay maaaring magturo sa mga taong nasa labas ng kongregasyon na nais matuto ng katotohanan sa Bibliya at ng mabuting balita tungkol kay Jesu-Kristo (ihambing ang Aw 68:11), at maaari rin siyang maging "guro ng kabutihan" sa nakababatang mga babae (at mga bata) sa loob ng kongregasyon. (Tit 2:3-5) Ngunit hindi siya magkakaroon ng awtoridad sa isang lalaki o makikipagtalo sa mga lalaki, gaya halimbawa sa mga pulong ng kongregasyon. Dapat niyang tandaan ang nangyari kay Eva at ang sinabi ng Diyos na magiging posisyon ng babae pagkatapos na magkasala sina Adan at Eva.—1Ti 2:11-14; Gen 3:16.

***Mga lalaki ang naglilingkod bilang tagapangasiwa o ministeryal na lingkod.*** Nang talakayin ang "mga kaloob na mga tao" na ibinigay ni Kristo sa kongregasyon, walang binanggit na mga babae. Ang mga salitang "mga apostol," "mga propeta," "mga ebanghelisador," "mga pastol," at "mga guro" ay pawang nasa kasariang panlalaki. (Efe 4:8, 11) Ganito ang salin ng *American Translation* sa Efeso 4:11: "At ibinigay niya sa atin ang ilang *lalaki* bilang mga apostol, ang ilan bilang mga propeta, ang ilan bilang mga misyonero, ang ilan bilang mga pastor at mga guro."—Ihambing ang *Mo, NW;* gayundin ang Aw 68:18.

Lubusang kasuwato nito, nang sumulat ang apostol na si Pablo kay Timoteo tungkol sa mga kuwalipikasyon para sa mga posisyon ng paglilingkod ng "mga tagapangasiwa" (*e·pi'sko·poi*), na "matatandang lalaki" rin (*pre·sby'te·roi*), at ng "mga ministeryal na lingkod" (*di·a'ko·noi*) sa kongregasyon, espesipiko niyang sinabi na ang mga ito ay dapat na mga lalaki at, kung may asawa, siya'y dapat na "asawa ng isang babae." Walang tinalakay ang sinuman sa mga apostol tungkol sa katungkulan ng "diyakonisa"

Hindi ito partikular na tumutukoy sa isang mababang uri ng mga tao o sa mga taong dukha.

Noong binibili ni Abraham ang karapatang ariin ang yungib ng Macpela, nakipag-usap siya sa Hiteong "bayan ng lupain." (Gen 23:7, 13, *RS*) Sa mga talatang ito, kapuwa isinasalin ng *An American Translation* at ng *Bagong Sanlibutang Salin* ang Hebreong *'am ha·'a'rets* bilang "mga katutubo." Noong nakikipag-usap siya kina Moises at Aaron, tinukoy ni Paraon ang mga Israelitang nananahanan sa Gosen bilang "ang mga tao sa lupain." (Exo 5:5) Ang pananalitang ito ay ginamit sa anyong pang-isahan upang sumaklaw sa lahat ng taong-bayan ng Canaan (Bil 14:9), at kung kalakip ang anyong pangmaramihan ng *'am* (*'am·meh',* "mga bayan"), upang ilarawan naman sila bilang bumubuo sa hiwa-hiwalay na mga tribo o mga bayan sa loob ng lupaing iyon. (Ne 9:24, 30) Ginagamit ito sa katulad na paraan upang tumukoy sa mga sakop na bayan sa loob ng Imperyo ng Persia noong panahon ni Reyna Esther. (Es 8:17) Ginamit naman ni Senakerib ang hustong anyong pangmaramihan (*'am·meh' ha·'ara·tsohth',* 'mga bayan ng mga lupain') upang tukuyin ang maraming bayan o bansa na nilupig ng mga hukbong Asiryano.—2Cr 32:13.

Sa loob ng bansang Israel, kadalasang ipinakikita ng pariralang *'am ha·'a'rets* ang kaibahan ng pangkaraniwang mga mamamayan at ng mga opisyal ng pamahalaan o ng pagkasaserdote. (2Ha 11:14, 18-20; Jer 1:18; 34:19; 37:2; 44:21; Eze 7:27; Dan 9:6; Zac 7:5) Gayunman, maliwanag na sumasaklaw ito hindi lamang sa dukhang uring-manggagawa kundi kabilang din dito ang mga taong maykaya sa buhay, yamang matapos tuligsain ni Ezekiel ang kawalang-katarungan ng sakim na mga propeta, mga saserdote, at mga prinsipe, binatikos naman niya ang "bayan ng lupain" na "nagsasagawa ng pakanang pandaraya at nang-aagaw upang magnakaw, at ang napipighati at ang dukha ay pinagmamalupitan nila, at ang naninirahang dayuhan ay dinadaya nila nang walang katarungan." (Eze 22:25-29) Upang mabayaran ni Haring Jehoiakim ang mabibigat na impuwestong ipinataw ni Paraon Necoh, "hiningi niya bilang pataw ang pilak at ang ginto mula sa bayan ng lupain" sa pamamagitan ng pagbubuwis. Kaya naman, ang *'am ha·'a'rets* na pumatay sa mga nagsabuwatan laban kay Haring Amon at gumawang hari kay Josias o yaong mga gumawang hari kay Jehoahaz nang maglaon ay hindi yaong pinakamababababang uri ng tao sa lipunan. (2Ha 23:30, 35; 21:24) Nang lupigin ni Nabucodonosor ang Juda, 60 lalaki sa "bayan ng lupain" ang kasama ng matataas na opisyal ng korte na dinala sa Ribla at pinatay, anupat walang alinlangan na ang 60 na ito ay kabilang sa mas prominente o pangunahing mga mamamayan. (2Ha 25:19-21) Sabihin pa, talagang saklaw ng pariralang *'am ha·'a'rets* ang dukha at maralitang mamamayan, at itinalaga ng hari ng Babilonya na manatili sa Juda ang ilan sa mga ito, gaya ng ginawa niya sa Jerusalem mas maaga rito.—2Ha 24:14; 25:12; Jer 40:7; 52:15, 16.

Noong mga panahon pagkaraan ng pagkatapon, hinatulan nina Ezra at Nehemias ang maling gawain ng pinabalik na mga tapon dahil sa pakikihalo nila sa "mga tao ng (mga) lupain," anupat nag-aasawa sila sa kababaihan ng mga ito, pinahihintulutan nilang makipagkalakalan ang mga ito sa loob ng lunsod kapag Sabbath, at tinutularan nila ang karimarimarim na mga gawain ng mga ito. (Ezr 9:11; 10:2, 11; Ne 10:28, 31) Ang pananalitang ginamit dito ay tumutukoy sa nakapalibot na mga taong di-Israelita na espesipikong binanggit sa Ezra 9:1, 2, at ang dahilan kung bakit dapat humiwalay sa kanila ay hindi dahil mababa ang posisyon nila sa lipunan o sa ekonomiya kundi dahil sa kautusan ng Diyos na humihiling ng dalisay na pagsamba.—Ne 10:28-30.

**Bilang Isang Termino ng Paghamak.** Gayunman, sa paglipas ng panahon, ang terminong ito ay sinimulang gamitin ng relihiyosong mga lider ng Juda upang tumukoy sa mga tao, Judio o di-Judio, na hindi nakapag-aral ng Kautusan at partikular na doon sa mga walang-alam sa malaking kalipunan ng mga tradisyong rabiniko noong panahong iyon o doon sa mga hindi tumutupad dito nang detalyado. (Mat 15:1, 2) Ipinahahayag ng terminong ito ang mapanghamak na saloobing makikita sa pananalita ng mga Pariseo sa Juan 7:49: "Ang pulutong na ito na hindi nakaaalam ng Kautusan ay mga taong isinumpa." Sinabi ni Rabbi Joshua na ang isang *'am ha·'a'rets* ay: "Sinumang hindi naglalagay ng *tefillin* [mga pilakterya] sa kaniyang sarili." Ang iba pang mga pananalitang rabiniko na kumakapit sa gayong mga tao na hindi tumutupad sa mga tradisyong Judio ay: "Matutuhan man ng isa ang Kasulatan at ang Mishnah, kung hindi pa siya nakapaglilingkod sa mga alagad niyaong marunong, isa siyang *'am ha-arez."* (Babilonyong Talmud, *Berakhot* 47*b,* isinalin ni M. Simon) "Ang isang taong walang-alam [*'am ha·'a'rets*] ay hindi rin naman makadiyos." (Babilonyong Talmud, *Avot* 2:5, isinalin ni J. Israelstam) "Ang mangmang ay hindi bubuhaying-muli." (Babilonyong Talmud, *Ketubbot* 111*b,* isinalin ni I. Slotki) (Ihambing ang Mat 9:11; Luc 15:2; 18:11.) Gayunman, sinabi ni Jesus na siya ay "pumarito upang tawagin . . . ang mga makasalanan," at pinagpakitaan niya ng pagmamahal ang mga taong "naipagtabuyan kung saan-saan tulad ng mga tupang walang pastol."—Mat 9:13, 36.

Samakatuwid, nagbago ang diwa ng *'am ha·'a'rets* mula sa pagiging kagalang-galang tungo sa relihiyosong pandurusta, gaya rin ng terminong Latin na

*paganus,* na pinanggalingan ng salitang Tagalog na "pagano." Ang salitang pagano ay orihinal na nangangahulugan lamang na isa na nakatira sa kabukiran, ngunit yamang ang mga tagabukid na iyon ang kadalasang huling nakukumberte, nang maglaon ay ginamit na ito ng mga nakatira sa lunsod bilang pantukoy sa lahat ng hindi tumatanggap sa inaangkin nilang mga paniniwalang Kristiyano.

**BAYAWAK** [sa Heb., *tsav;* sa Ingles, *lizard*]. Ang mga bayawak ay mga reptilyang apat ang paa, karaniwan ay maliliit, may mahahabang buntot at makaliskis na balat. Ang mga binti ng bayawak ay nasa tagiliran nito kung kaya nailalapat nito sa lupa ang kaniyang tiyan nang hindi ibinabaluktot ang kaniyang mga paa. Mahigit na 40 uri ang matatagpuan sa Palestina. Makikita sila sa mga punungkahoy, sa maiinit na awang ng mga bato, at sa mga dingding at mga kisame sa loob ng mga tahanan. Ang bayawak ay kabilang sa maruruming "nagkukulupong nilalang" sa Levitico 11:29. Iminumungkahi na ang pangalang Hebreo para rito ay hinalaw sa isang salitang-ugat na nangangahulugang "kumapit sa lupa." Iminumungkahi ng *Hebrew and English Lexicon of the Old Testament* nina Brown, Driver, at Briggs (1980, p. 839) ang "bayawak" bilang salin nito. Maliwanag na kasama sa terminong Hebreo na *tsav* kahit man lamang ang pamilyang *Agamidae* ng mga bayawak, sapagkat ang katumbas na terminong Arabe na *dabb* ay tumutukoy sa *Egyptian spiny-tailed lizard* (*Uromastix aegyptius*), na siyang pinakamalaki sa mga uring *Agamidae* na matatagpuan sa Israel.—Tingnan ang BAYAWAK-BUHANGIN; HUNYANGO; TUKO.

Karaniwang iminumungkahi ng mga leksikon na ang salitang Hebreo na *ko'ach* ay tumutukoy rin sa isang uri ng bayawak. Yamang ang kahulugan ng salitang-ugat ng pangalang ito ay "kapangyarihan" o "kalakasan," maaaring tumutukoy ito sa *desert monitor lizard* (*Varanus griseus*), isang malakas at malaking bayawak. Nakatira ito sa tuyo, mabuhangin at disyertong mga lugar. Sa Palestina, ang bayawak na ito ay umaabot sa haba na mga 1.2 m (4 na piye). Ito'y kumakain ng bangkay at nasa talaan ng 'maruruming' pagkain.—Lev 11:29, 30.

Ang isa pang hayop na nakatalang marumi para kainin ng mga Israelita ay tinutukoy ng salitang Hebreo na *cho'met,* sa Levitico 11:30. Isinalin ito ng ilan sa mga bagong salin (*RS; NW*) bilang "bayawak-buhangin." Posibleng ang bayawak-buhangin ay isang bubuli.

**BAYAWAK-BUHANGIN** [sa Heb., *cho'met;* sa Ingles, *sand lizard*]. Hindi matiyak kung ano ang maruming "nagkukulupong nilalang" na tinutukoy ng terminong Hebreo na *cho'met.* (Lev 11:30, 31) Ang mga salin ng Griegong *Septuagint* at ng Latin na *Vulgate* ay tumuturo sa isang uri ng bayawak, at ang salitang iyon ay isinalin sa iba't ibang paraan bilang "bayawak-buhangin" (*AS, JP, NW, RS*), "hunyango" (*AT*), at "susô" (*KJ*). Posibleng ito ay isang bubuli.—Tingnan ang BAYAWAK.

**BAZLUT, BAZLIT.** Isang ulo ng pamilya na ang mga inapo ay kabilang sa mga Netineo na bumalik sa Jerusalem kasama ni Zerubabel noong 537 B.C.E.—Ezr 2:1, 2, 52; Ne 7:54.

**BEALIAS** [Si Jah ang May-ari]. Isang Benjamitang mandirigma na sumama kay David sa Ziklag.—1Cr 12:1, 2, 5.

**BEALOT** [Dako ng mga Among Babae].

1. Isang lunsod sa pinakadulong T ng Juda na binanggit sa Josue 15:24. Hindi alam kung saan ang lokasyon nito.

2. Isang distrito sa kapaligiran ng Aser na nasa pangangasiwa ni Baana bilang tagapaglaan ng pagkain ni Solomon. Tinawag na Alot sa *King James Version.*—1Ha 4:16.

**BEBAI.**

1. Isang ulo ng sambahayan na ang mga inapo, mahigit na 600, ay bumalik sa Jerusalem kasama ni Zerubabel noong 537 B.C.E. (Ezr 2:1, 2, 11; Ne 7:16) Dalawampu't siyam pang inapo niya ang pumaroong kasama ni Ezra noong 468 B.C.E. (Ezr 8:11) Apat sa unang grupo ang kumuha ng mga asawang banyaga, ngunit pinaalis nila ang mga iyon dahil sa paghimok ni Ezra.—Ezr 10:28, 44.

2. Isang prominenteng tao o isang kinatawan ng mga anak ni Bebai (Blg. 1), na nagpatotoo sa kasunduan ng katapatan na iniharap ni Nehemias.—Ne 9:38; 10:1, 15.

**BECORAT** [Panganay]. Ninuno ni Haring Saul; mula sa tribo ni Benjamin.—1Sa 9:1.

**BEDAD.** Ama ng Edomitang si Haring Hadad na namahala sa Avit bago pa mamahala sa Israel ang sinumang hari.—Gen 36:31, 35; 1Cr 1:43, 46.

**BEDAIAS.** Isa sa 12 anak ni Bani na nagpaalis sa kanilang mga asawang banyaga at mga anak dahil sa paghimok ni Ezra.—Ezr 10:10, 11, 34, 35, 44.

**BEDAN.**

1. Itinalang kasama nina Gideon (Jerubaal), Jepte, at Samuel bilang tagapagligtas ng Israel mula sa mga kaaway. (1Sa 12:11) Gayunman, walang binabanggit na gayong Bedan sa ibang bahagi ng Bibliya ni sa sekular na kasaysayan man. May kinalaman sa tekstong ito, sinabi nina C. F. Keil at F. Delitzsch: "Napakalayong mangyari na ba-

banggitin dito ni Samuel ang isang hukom, na hindi naman iniulat sa aklat ng Mga Hukom dahil sa hindi ito gaanong naging prominente."—*Commentary on the Old Testament,* 1973, Tomo II, 1 Samuel, p. 118.

Naniniwala ang ilan na ang pangalang Bedan ay tumutukoy kay Barak. Ipinahihiwatig ng konteksto ng 1 Samuel 12:11 na ang tinutukoy ay isa na nagsagawa ng malaking pagliligtas at sinasabi rin doon ang tungkol sa paniniil ni Sisera at sa kasunod na pagliligtas, isang pagliligtas na doon ay ginamit ni Jehova si Barak. Binabanggit si Barak kasama nina Gideon at Jepte sa Hebreo 11:32. Ang Griegong *Septuagint* at ang Syriac na *Peshitta* ay kababasahan ng "Barak" sa 1 Samuel 12:11. Naniniwala naman ang iba na ang tinutukoy na Bedan ay si Hukom Abdon. —Tingnan ang BARAK.

2. Isang inapo ni Manases.—1Cr 7:17.

**BEDELIO, SAHING NG** [sa Heb., *bedho'lach;* sa Ingles, *bdellium gum*]. Isang sahing na mabango at madagta na kahawig ng mira at ginagamit kung minsan na pambanto rito. (Tingnan din ang MIRA, I.) Makukuha ito mula sa isang punungkahoy (*Commiphora africana*) na matatagpuan sa HK Aprika at sa Arabia at gayundin mula sa isang kauri nito sa HK India. Isa itong *genus* ng maliliit na punungkahoy o mga palumpong na bansot at matinik ang hitsura at kakaunti ang dahon, anupat tumutubo sa mga lugar na mainit at maaraw. Kapag hiniwaan ang talob nito, may lumalabas na mabango at madagtang katas, o sahing. Matapos alisin ang sahing mula sa punungkahoy, di-katagalan ay tumitigas ito, nagiging parang pagkit at kulaytubig, at nahahawig sa perlas.

Sa paglalarawan sa lupain ng Havila na napalilibutan ng ilog ng Pison (isa sa apat na sangang-ilog na nanggagaling sa ilog na lumalabas mula sa Eden), binanggit ang mahahalagang bagay na nakukuha roon: ginto, sahing ng bedelio, at batong onix. (Gen 2:11, 12) Sa Bilang 11:7, ang manna na tinipon ng mga Israelita noong panahon ng paglalakbay sa ilang ay sinasabing may "hitsura ng sahing ng bedelio." Bago nito, ang manna ay inihalintulad sa "nagyelong hamog sa ibabaw ng lupa." (Exo 16:14) Tumutugma ito sa halos puting kulay ng sahing ng bedelio. Nang talakayin ni Josephus ang tungkol sa paglalaan ng manna, tinukoy niya ang bedelio bilang isang "maanghang na yerba."—*Jewish Antiquities,* III, 28 (i, 6).

**BEELIADA** [Alam ng May-ari]. Isang anak na lalaki ni David na isinilang pagkatapos niyang lumipat sa Jerusalem. (1Cr 14:3-7) Tinatawag siyang "Eliada" (nangangahulugang "Nalaman ng Diyos") sa 2 Samuel 5:16 at 1 Cronica 3:8.

**BEELZEBUB** [posibleng isang binagong anyo ng Baal-zebub, nangangahulugang "May-ari ng mga Langaw," ang Baal na sinamba ng mga Filisteo sa Ekron. Kung minsan, Beelzeboul at Beezeboul, posibleng nangangahulugang "May-ari ng Marangal na Tahanan (Tirahan)," o kaya naman ay "May-ari ng Dumi" kung ginamit bilang katunog ng di-Biblikal na salitang Heb. na *ze'vel* (dumi)]. Ang "Beelzebub" ay isang katawagang tumutukoy kay Satanas na prinsipe o tagapamahala ng mga demonyo. May-kapusungang pinaratangan ng mga lider ng relihiyon si Jesu-Kristo na nagpapalayas siya ng mga demonyo sa pamamagitan ni Beelzebub.—Mat 10:25; 12:24-29; Mar 3:22-27; Luc 11:15-19; tingnan ang BAAL-ZEBUB.

**BEER** [Balon]. Ang salitang Hebreo na *be'er'* ay kadalasang tumutukoy sa isang balon na naiiba sa isang likas na bukal (sa Heb., *'a'yin*). Karaniwan itong makikita sa mga tambalang pangalan ng mga lugar.—Ihambing ang BEER-ELIM; BEER-SHEBA.

1. Matapos dumaan sa Arnon ang mga Israelita patungo sa Lupang Pangako, dumating sila sa Beer. (Bil 21:13-16) Dito ay hinukay ang isang balon na binukalan ng tubig, at lumilitaw na ang mga prinsipeng ulo ng mga tribo ang nagdukal nito sa pamamagitan ng kanilang mga baston. Ang pangyayaring ito ang dahilan kung bakit inawit ang matulaing awit na nasa mga talata 17, 18.

Dahil sa bahaging ginampanan ng mga prinsipe sa paghukay sa balon, sinasabi ng ilan na ang lugar na ito ay siya ring Beer-elim (nangangahulugang "Balon ng Malalaking Punungkahoy"). (Isa 15:8) Hindi matiyak kung saan ang lokasyon ng Beer, ngunit ipinapalagay na ito ay malamang na nasa agusang libis na tinatawag na Wadi Thamad, sa H ng Arnon at mga 56 na km (35 mi) sa S ng Dagat na Patay. Kadalasan ay madaling makasumpong dito ng tubig sa pamamagitan ng pagdudukal sa lupa.

2. Isang lugar kung saan nagtungo si Jotam, anak ni Gideon (Jerubaal), nang siya ay tumakas matapos niyang ilantad ang kataksilan ni Abimelec. (Huk 9:3-5, 21) Iminumungkahi ng ilan ang Al-Bira, mga 12 km (7.5 mi) sa H ng Bet-san at TS ng Bundok Tabor, bilang ang malamang na lokasyon nito; iniuugnay naman ito ng iba sa Beerot. (Tingnan ang BEEROT.) Gayunman, dahil walang anumang pahiwatig hinggil sa direksiyon ng pagtakas ni Jotam mula sa Bundok Gerizim, ang lokasyon nito ay hindi tiyak.

**BEERA** [Balon]. Isang ulo ng pamilya at inapo ni Aser.—1Cr 7:30, 37, 40.

**BEERAH** [Balon]. Isang pinunong Rubenita na dinala sa pagkatapon ng Asiryanong hari na si Tig-

lat-pileser III, lumilitaw na noong panahon ng paghahari ni Peka (mga 778-759 B.C.E.).—1Cr 5:6.

**BEER-ELIM** [Balon ng Malalaking Punungkahoy]. Isang lugar na binanggit sa kapahayagan ni Isaias laban sa Moab. (Isa 15:8) Ang inihulang pagtitiwangwang sa Moab ay magbubunga ng "pagpapalahaw" hanggang sa Eglaim at sa Beer-elim. Hindi alam kung saan ang lokasyon nito; ipinapalagay ng maraming iskolar na ito rin ang Beer na binanggit sa Bilang 21:16.—Tingnan ang BEER Blg. 1.

**BEERI** [Ng (Mula sa) Beer o Beerot].

1. Isang Hiteo na ama ng asawa ni Esau na si Judit.—Gen 26:34.

2. Ama ng propetang si Oseas.—Os 1:1.

**BEER-LAHAI-ROI** [Balon ng Isa na Buháy na Nakakakita sa Akin]. Nang si Hagar, ang Ehipsiyong alilang babae ni Sarai, ay tumakas dahil sa galit ng kaniyang among babae, sinundan niya ang "daang patungo sa Sur," na dumaraan sa Negeb pababa ng Ehipto. Gayunman, nang marating niya ang isang bukal (sa Heb., *ʽa′yin*), siya ay pinatibay-loob ng isang anghel at tinagubilinang bumalik sa kaniyang among babae. Sinabi rin nito sa kaniya ang tungkol sa kapanganakan ni Ismael (na ang pangalan ay nangangahulugang "Naririnig (Pinakikinggan) ng Diyos") at ang magiging kinabukasan ng bata. Sa gayon, ang balon doon ay tinawag na "Beer-lahai-roi" dahil sinabi ni Hagar tungkol kay Jehova, "Ikaw ay Diyos ng paningin."—Gen 16:7-14.

Nang maglaon, si Isaac ay nanggaling noon sa "daang patungo sa Beer-lahai-roi" sa Negeb nang makita niya ang pulutong ng mga kamelyo sakay ang kaniyang mapapangasawa, si Rebeka. (Gen 24:62, 63) Pagkamatay ni Abraham, tumahan si Isaac "malapit sa Beer-lahai-roi."—Gen 25:11.

Binanggit sa ulat na ang Beer-lahai-roi ay nasa "pagitan ng Kades at Bered." (Gen 16:14) Ayon sa isang tradisyong Bedouin, ito ay nasa ʽAin Muweilih, mga 19 na km (12 mi) sa HK ng ʽAin Qedeis (ang malamang na lokasyon ng Kades-barnea). Ngunit hindi matiyak ang kinaroroonan nito dahil walang malinaw na pagtukoy kung nasaan ang Bered.

**BEEROT** [Mga Balon]. Isa sa apat na Hivitang lunsod na may-katalinuhang nakipagtipan kay Josue, at lumilitaw na pinangunahan iyon ng mga lalaki ng lunsod ng Gibeon. (Jos 9:3-17) Nang maglaon ay naging kasama ang lunsod sa mana ng tribo ni Benjamin. (Jos 18:21, 25) Sa ulat hinggil sa pagpaslang ng mga lalaki mula sa Beerot kay Is-boset na anak ni Saul, sinasabing "ang Beerot ay dating ibinibilang din na bahagi ng Benjamin." Maaaring ipinahihiwatig nito na ang lunsod ay malapit sa hanggahan ng isang karatig na tribo, kaya naman kinailangang tukuyin ang teritoryo ng tribo na kinaroroonan nito. (2Sa 4:2-6) Binanggit sa ulat na tumakas ang mga tumatahan dito patungong Gitaim, ngunit hindi ipinaliwanag kung ano ang dahilan; maaaring ito ay dahil sa mga paglusob ng mga Filisteo kasunod ng tagumpay ng mga ito laban sa mga hukbo ni Saul sa Bundok Gilboa, o maaaring tumakas sila pagkatapos ng asasinasyon kay Is-boset upang maiwasan ang paghihiganti ng kabilang panig dahil sa pagpaslang na iyon. Gayunman, pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya, ang mga lalaki ng Beerot ay nakatalang kabilang sa mga bumalik sa lupain ng Juda.—Ezr 2:1, 25; Ne 7:29.

Bagaman iminumungkahi ng ilan ang Khirbet el Burj o ang Nabi Samwil sa dakong T, iminumungkahi naman ng iba ang el Bira, isang karatig na bayan ng makabagong Ramallah, mga 14 na km (9 na mi) sa H ng Jerusalem at mga 8 km (5 mi) sa HHS ng Gibeon, samakatuwid nga, malapit sa hanggahan ng Efraim. Isang bukal doon ang mapagkukunan ng sapat na suplay ng tubig. Ipinahihiwatig ng mga labí ng isang sinaunang dakong tuluyan na ang lugar na iyon ay isang hintuan ng mga pulutong ng manlalakbay.

**BEEROT BENE-JAAKAN** [Mga Balon ng mga Anak ni Jaakan]. Isang lugar na marahil ay ilang ulit na pinagkampuhan ng mga Israelita noong panahon ng kanilang pagpapapagala-gala sa ilang, anupat ang huling pagkakataon ay noon mismong bago mamatay si Aaron sa Bundok Hor. (Deu 10:6) Ipinapalagay na ito ang el-Birein, mga 62 km (38 mi) sa TK ng Beer-sheba at malapit sa makabagong ʽEzuz. May mga balon dito, at ang malamang na lokasyon ng Kades-barnea ay mga ilang milya lamang sa timog. Sinabi ni Nelson Glueck: "Napakaraming sinaunang mga lugar sa distritong ito." (*Rivers in the Desert,* 1960, p. 97) Ang Beerot Bene-jaakan ay tinutukoy lamang na Bene-jaakan sa Bilang 33:31.—Tingnan ang BENE-JAAKAN.

**BEEROTITA** [Ng (Mula sa) Beerot]. Isang taong tumatahan sa Beerot o katutubo ng Beerot. Noong panahong pumasok ang mga Israelita sa Canaan, ang mga naninirahan dito ay mga Hivita. Nang maglaon ay iniatas ang teritoryong ito sa Benjamin, at ang mga tumatahang Hivita ay naging "mga tagakuha ng kahoy at mga tagasalok ng tubig." (Jos 9:17, 27; 18:21, 25; tingnan ang BEEROT.) Ang mga pumaslang kay Is-boset na sina Baanah at Recab ay "mga anak ni Rimon na Beerotita, mula sa mga anak ni Benjamin." (2Sa 4:2, 5, 9) Si Naharai, isa sa makapangyarihang mga lalaki ni David, ay tinatawag na "Beerotita" sa 2 Samuel 23:37 at "Berotita" sa 1 Cronica 11:39.

**BEER-SHEBA** [Balon ng Sumpa; o, Balon ng Pito]. Ang kinaroroonan ng isang balon at, nang maglaon, ng isang lunsod sa timugang Juda. Ito ay nasa pagitan ng Baybayin ng Mediteraneo at ng timugang dulo ng Dagat na Patay, mga 45 km (28 mi) sa TK ng Hebron, at halos gayunding distansiya sa TS ng Gaza.

Ang Beer-sheba ang kumakatawan sa pinakatimugang dako kapag inilalarawan ang kahabaan ng Lupang Pangako, gaya sa kasabihang "mula sa Dan hanggang sa Beer-sheba" (Huk 20:1), o, kung sa kasalungat na direksiyon, "mula sa Beer-sheba hanggang sa Dan." (1Cr 21:2; 2Cr 30:5) Pagkatapos na mahati ang bansa sa dalawang kaharian, patuloy na ginamit ang Beer-sheba upang tumukoy sa pinakadulong timog ng kaharian ng Juda sa mga pananalitang "mula sa Geba hanggang sa Beer-sheba" (2Ha 23:8) at "mula sa Beer-sheba hanggang sa bulubunduking pook ng Efraim" (kung saan nagsisimula ang nasasakupan ng hilagang kaharian ng Israel). (2Cr 19:4) Noong mga panahon pagkaraan ng pagkatapon, ang pananalitang ito ay ginamit sa isang mas limitadong paraan upang tumukoy sa lugar na pinanirahan ng nakabalik na mga lalaki ng Juda, samakatuwid nga, mula sa Beer-sheba "hanggang sa libis ng Hinom."—Ne 11:27, 30.

Ang totoo, may iba pang mga bayan ng Lupang Pangako na nasa dakong T ng Beer-sheba, kung paanong mayroon ding mga bayan ng Israel sa H ng Dan. Gayunman, kapuwa ang Dan at Beer-sheba ay nasa likas na mga hangganan ng lupain. Sa kaso ng Beer-sheba, ito ay nasa ibaba ng kabundukan ng Juda na kahangga ng disyerto. Karagdagan pa, isa ito sa mga pangunahing lunsod ng Juda (kasama ang Jerusalem at Hebron), hindi lamang dahil mayroon itong mahusay na suplay ng tubig kung ihahambing sa nakapalibot na rehiyon, anupat angkop itong pagsakahan at panginainan ng mga bakahan at mga kawan, kundi dahil din sa nagsasalubong doon ang mahahalagang lansangan mula sa iba't ibang direksiyon. Mula sa Ehipto, isang sinaunang ruta ang paahon sa may "Daan ng mga Balon" at dumaraan sa Kades-barnea patungong Beer-sheba, anupat sinasalubong ito ng isa pang daan kung saan naglalakbay ang mga pulutong na nakasakay sa kamelyo mula sa "Mga Kaharian ng mga Espesya" ng Peninsula ng Arabia, na patungong Filistia o Juda. Mula sa Ezion-geber, sa pinakaulo ng Gulpo ng ʽAqaba, isa pang paahong ruta ang dumaraan sa Araba at pagkatapos ay lumiliko sa K, paakyat sa Sampahan ng Akrabim patungong Beer-sheba. Sa Gaza, sa Kapatagan ng Filistia, isang daan na sanga ng lansangang-bayan ang patungong TS sa Beer-sheba. At, upang maidugtong ito sa iba pang bahagi ng Juda, isang daan ang nagmumula sa Beer-sheba patungo sa HS, anupat umaahon sa talampas paakyat sa kabundukan ng Juda papuntang Jerusalem at sa mga lugar na nasa mas dako pang H.—Gen 22:19.

Ang lugar na ito ay unang binanggit may kaugnayan kay Hagar, na gumala-gala kasama ang kaniyang anak na si Ismael "sa ilang ng Beer-sheba" nang paalisin siya ni Abraham. (Gen 21:14) Sa pagaakalang mamamatay sa uhaw ang kaniyang anak, lumayo siya kay Ismael, ngunit narinig ng Diyos ang bata at inakay si Hagar sa isang balon. (Gen 21:19) Maaaring ito ay isang balon na hinukay ni Abraham mas maaga rito, ngunit nang panahong iyon ay hindi pa napapangalanan, kung ibabatay sa sumusunod na ulat. Inagaw sa dahas ng ilang Filisteo ang isang balon sa lugar na ito, na waring lingid sa kaalaman ni Abimelec na hari ng Gerar. Siya at si Picol na pinuno ng kaniyang hukbo ay lumapit kay Abraham upang mag-alok ng isang tipan ng kapayapaan. Nang pagsabihan ni Abraham si Abimelec dahil sa karahasan ng mga lingkod nito sa pag-agaw sa balon, ipinaliwanag ni Abimelec na wala siyang nalalaman tungkol doon. Kasunod nito ay nakipagtipan siya kay Abraham, at tinanggap niya ang pitong babaing kordero mula kay Abraham bilang katibayan ng pagmamay-ari ni Abraham sa balon. 'Iyan ang dahilan kung bakit tinawag ni Abraham na Beer-sheba ang dakong iyon, sapagkat doon sila kapuwa nanumpa.' (Gen 21:31) Pagkatapos ay nagtanim si Abraham doon ng isang puno ng tamarisko at tumawag siya sa "pangalan ni Jehova na Diyos na namamalagi nang walang takda." (Gen 21:33) Sa Beer-sheba nanggaling si Abraham nang pumaroon siya sa Moria upang ihandog si Isaac bilang isang hain, at bumalik siya roon upang manahanan. —Gen 22:19.

Nang mamatay si Abraham, tinabunan ng mga Filisteo ang mga balon na hinukay niya, ngunit noong manirahan doon si Isaac nang maglaon, sinimulan niya muling hukayin ang mga iyon at tawagin ang mga iyon ayon sa mga pangalang ibinigay ng kaniyang ama. (Gen 26:18) Palibhasa'y inaaway ng mga Filisteo, nagpalipat-lipat siya ng lugar hanggang sa makasumpong siya ng sapat na dako sa Rehobot, at nang maglaon ay umahon siya patungo sa Beer-sheba. (Gen 26:22, 23) Habang ang mga lingkod ni Isaac ay naghuhukay ng balon sa Beer-sheba, si Abimelec, posibleng isa pang hari ng Gerar (na may pangalan o titulo na kapareho niyaong sa hari na nakipagtipan kay Abraham, o marahil ay siya rin mismo), ay pumaroon kay Isaac kasama si Picol na pinuno ng kaniyang hukbo upang mag-alok ng isang tipan ng kapayapaan. Pagkatapos nilang magpiging at mag-inuman, bumangon sila nang maaga sa kinaumagahan at nagsumpaan. Nang araw ring iyon ay binukalan ng tubig ang ba-

lon, at tinawag ito ni Isaac sa pangalang Siba, nangangahulugang "Sumpa; o, Pito" at tumutukoy sa isang panata o kapahayagan na sinumpaan sa pamamagitan ng pitong bagay. (Gen 26:31-33; tingnan ang SIBA.) Sa paggamit ni Isaac ng "Siba" (isa pang anyo ng pangalang Sheba), lumilitaw na pinanatili niya ang pangalang Beer-sheba na ibinigay ni Abraham sa lugar na iyon. Posibleng ito rin ang balon na hinukay noon ni Abraham at muling hinukay ng mga tauhan ni Isaac, gaya ng ipinakikita sa Genesis 26:18 na nabanggit na. Noong mga taóng naninirahan doon si Isaac, pinagpala niya si Jacob sa halip na si Esau at pinapunta niya ito sa Haran upang kumuha ng mapapangasawa mula sa mga anak na babae ni Laban na kapatid ng kaniyang ina. (Gen 28:1, 2, 10) Nang maglaon, si Jacob, na kilala na noon bilang Israel, ay naghandog ng mga hain sa Diyos ni Isaac sa Beer-sheba noong patungo siya sa Ehipto upang makapiling si Jose na kaniyang anak.—Gen 46:1-5.

Sa paglipas ng mahigit na 250 taon hanggang noong hati-hatiin ang Canaan sa 12 tribo ng Israel, nagkaroon ng isang lunsod sa Beer-sheba (Jos 15:21, 28), na iniatas sa tribo ni Simeon bilang isang nakapaloob na lunsod sa teritoryo ng Juda. (Jos 19:1, 2) Dito nanungkulan ang mga anak ni Samuel bilang mga hukom. (1Sa 8:1, 2) Nang tumakas si Elias dahil sa poot ni Reyna Jezebel, iniwan niya sa Beer-sheba ang kaniyang tagapaglingkod at naglakbay siya patimog at tumawid ng Negeb patungong Horeb. (1Ha 19:3) Si Zibia, ang ina ni Haring Jehoas ng Juda, ay nagmula sa lugar na ito. (2Ha 12:1) Binanggit ang Beer-sheba bilang ang pinakadulong dako kung saan natapos ang pagrerehistro ni David sa taong-bayan ng buong Israel (2Sa 24:2, 7) at ang lugar kung saan nagsimula ang mga reporma ni Jehosapat sa pagsamba. (2Cr 19:4) Mariing ipinahihiwatig ng mga pagtukoy ni Amos sa Beer-sheba noong kaniyang mga araw na noon ay isa itong dako ng maruruming relihiyosong gawain (Am 5:5; 8:14), marahil sa paanuman ay nauugnay sa idolatrosong hilagang kaharian. May mga pigurin ng diyosang si Astarte na nahukay roon, gaya rin sa maraming iba pang lugar sa Israel. Mula noong panahong iyon, maliban sa maikling pagbanggit na muling pinanirahan ang lunsod at ang mga sakop na bayan nito pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya (Ne 11:27), ang pangalang ito ay hindi na lumitaw sa rekord ng Bibliya.

Ang lunsod na umiral noong panahon ng mga hari ay itinuturing na siya ring Tell es-Sabaʽ (Tel Beʼer Shevaʽ), 4 na km (2.5 mi) sa S ng makabagong-panahong Beʼer Shevaʽ. Sinasabi ng sekular na mga manunulat noong ikaapat na siglo C.E. na ang Beer-sheba noon ay isang malaking nayon o bayan at isang garison ng mga Romano. Sa ngayon, isa pa rin itong bayan na nasa salubungang-daan at isang mahalagang pamilihan. Bagaman ang lunas ng Beer-sheba ay tuyong lupain, anupat tumatanggap lamang ng mga 15 hanggang 20 sentimetro (6 hanggang 8 pulgada) ng ulan bawat taon, ang lupa nito ay mabunga, at may maiinam na sakahan sa lugar na ito. May ilang balon na masusumpungan doon, na ang pinakamalaki ay halos 4 na m (13 piye) ang diyametro, anupat ang bandang ibaba nito ay inuka sa mga 5 m (16 na piye) na solidong bato.

**BEESTERA** [posible, Bahay ni Astoret]. Isang lunsod sa S ng Jordan, na ibinigay sa mga Gersonita na mula sa tribo ni Levi. (Jos 21:27) Ipinakikita ng katulad na ulat sa 1 Cronica 6:71 na ito rin ang Astarot.

**BEHEMOT.** Iba-iba ang pangmalas hinggil sa katawagang "Behemot" na lumilitaw sa Job 40:15. Sinasabing ito ay (1) isang paghalaw sa salitang Ehipsiyo para sa *"water ox,"* (2) isang salita na posibleng nagmula sa wikang Asiryano na nangangahulugang "halimaw," at (3) isang pinatinding anyong pangmaramihan ng salitang Hebreo na *be·he·mahʹ* (hayop; alagang hayop) na ipinapalagay na nangangahulugang "dambuhalang hayop" o "napakalaking hayop." Sa Griegong *Septuagint, the·riʹa* (mababangis na hayop) ang salitang ginamit bilang salin ng Hebreong *be·he·mohthʹ*. Gayunpaman, maliwanag na iisang hayop ang tinutukoy rito, yamang ang paglalarawan ng Kasulatan sa Behemot ay hindi nagpapahiwatig ng maraming hayop kundi ng iisa lamang, na karaniwang ipinapalagay bilang ang hipopotamus (*Hippopotamus amphibius*). Sa katunayan, maraming salin ng Bibliya (*AT, La, Ro, Rbi8, JB, RS*) ang gumamit ng salitang "hipopotamus" sa mismong teksto o sa mga talababa upang ipakilala ang nilalang na tinutukoy ng Diyos.

Ang hipopotamus ay isang mamalya na napakalaki, makapal ang balat, at halos walang balahibo. Naglalagi ito sa mga ilog, lawa, at latian. Kilalá ito sa maiikli nitong binti, napakalaking panga, at malaking ulo, na sinasabing tumitimbang nang hanggang isang tonelada. Napakalakas ng panga at mga ngipin nito anupat sa isang kagat ay kaya nitong butasin ang balat ng isang buwaya. Kapag nasa hustong gulang na, ang haba nito ay maaaring 4 hanggang 5 m (12 hanggang 15 piye) at tumitimbang ito nang hanggang 3,600 kg (8,000 lb). Ang hipopotamus ay nabubuhay sa katihan at sa tubig, at sa kabila ng di-pangkaraniwang laki nito ay nakakakilos pa rin ito nang mabilis, nasa katihan man ito o nasa tubig. Kumakain ito ng malalambot na halamang-tubig, damo, tambo, at palumpong. Bawat araw, mahigit 90 kg (200 lb) ng luntiang pananim ang

ipinapasok nito sa kaniyang tiyan na makapaglalaman ng 150 hanggang 190 L (40 hanggang 50 gal).

Ang balat ng hipopotamus, lalo na yaong nasa tiyan, ay napakakunat, anupat hindi ito nagagalusan kahit mabunggo o makayod habang nakakaladkad ang mababang katawan nito sa ibabaw ng mga kahoy o bato na nasa pinakasahig ng ilog. Dahil sa magandang puwesto ng mga butas ng ilong nito sa dulo ng nguso, at dahil ang mga mata nito ay nasa pinakaitaas sa harapan ng ulo, ang hipopotamus ay kapuwa nakahihinga at nakakakita habang ito ay halos lubusang nakalubog sa tubig. Ang mga tainga at tulad-balbulang mga butas ng ilong ay nagsasara kapag lumulubog ito. Kahit natutulog, kapag ang *carbon dioxide* sa dugo nito ay umabot sa isang takdang antas, ang hayop ay kusang lumulutang upang lumanghap ng sariwang hangin at saka lumulubog muli.

Noong una ay may masusumpungang mga hipopotamus sa karamihan ng malalaking lawa at ilog ng Aprika, ngunit dahil sa pangangaso ng tao, naglaho na ito sa maraming rehiyon at sinasabing hindi na ito makikita sa H panig ng talon sa Khartoum, Sudan. Noong sinaunang mga panahon, maaaring may naglalagi pa ngang mga hipopotamus sa Jordan. Sa katunayan, iniuulat na may natagpuang mga pangil at mga buto ng hayop na ito sa iba't ibang bahagi ng Palestina.

Ang ika-40 kabanata ng aklat ng Job ay nagbibigay ng malinaw na paglalarawan sa napakalaking mamalyang ito na Behemot. Binabanggit doon na halaman ang kinakain nito. (Tal 15) Ang pambihirang lakas at enerhiya nito ay nagmumula sa mga balakang at sa mga gatil ng kaniyang tiyan, samakatuwid nga, sa mga kalamnan ng likod nito at ng tiyan nito. (Tal 16) Ang buntot ng Behemot ay itinulad sa sedro. Ngunit yamang ang buntot ng hipopotamus ay may kaiklian, na nasa mga 46 hanggang 51 sentimetro (18 hanggang 20 pulgada), malamang na nangangahulugan lamang iyon na kayang patayuin o ipaling-paling ng hayop ang makapal na buntot nito na gaya ng isang punungkahoy. "Ang mga litid ng mga hita niya ay magkakasanib," anupat ang mga litid at mga gatil ng mga kalamnan ng hita nito ay nakapilipit at nakatirintas na tulad ng matitibay na kable. (Tal 17) Ang mga buto ng mga binti nito ay malalakas gaya ng "mga tubong tanso," anupat kaya nitong buhatin ang napakabigat na katawan nito. Ang mga buto at mga tadyang ay tulad ng mga tungkod na hinubog na bakal. (Tal 18) Ang pagkonsumo ng Behemot ng napakaraming pagkain ay ipinahihiwatig (tal 20), at binabanggit din ang pagpapahingalay nito sa ilalim ng matitinik na punong lotus o pagkukubli nito sa latiang dako, sa lilim ng mga alamo. (Tal 21, 22) Umapaw man ang ilog sa mga pampang nito, ang nilalang na ito ay hindi natatakot, sapagkat mapananatili nito sa ibabaw ng tubig ang kaniyang ulo at makalalangoy ito nang pasalunga sa agos ng delubyo. (Tal 23) Tinanong ni Jehova si Job: 'Yamang ang Behemot ay napakalakas at lubusang nasasakbatan, mangangahas ba ang isang tao na sagupain ito at tangkaing tuhugin ng pangawit ang ilong nito?'—Tal 24.

**BEKER** [Batang Lalaking Kamelyo].

1. Ang ikalawang binanggit na anak ni Benjamin sa talaan ng mga inapo ni Jacob sa Genesis kabanata 46. (Tingnan ang Gen 46:21; 1Cr 7:6.) Wala si Beker sa mga talaan ng angkan sa Bilang 26:38 at 1 Cronica 8:1, 2. Ang kaniyang mga inapo sa pamamagitan ng kaniyang siyam na anak na mga ulo ng pamilya ay may bilang na 20,200 "magigiting at makapangyarihang mga lalaki," ayon sa ulat na nakatala sa 1 Cronica 7:8, 9.

2. Ulo ng pamilya ng mga Bekerita (mga Bakrita, *KJ*) na mula sa tribo ni Efraim.—Bil 26:35.

**BEKERITA, MGA** [Ni (Kay) Beker]. Isang Efraimitang pamilya na nagmula kay Beker.—Bil 26:35.

**BEL** [mula sa wikang Akkadiano, nangangahulugang "May-ari; Panginoon"]. Isang bathala ng Babilonya na ang kahiya-hiyang pagbagsak ay inihulang magaganap kasabay ng pagkawasak ng Babilonya. —Isa 46:1; Jer 50:2; 51:44.

Ang titulong Bel ay unang ikinapit sa diyos na si Enlil. Kabilang si Bel sa orihinal na tatluhang bathala ng Sumer, kasama nina Anu at Enki (Ea). Nang si Marduk (Merodac) ay maging pangunahing diyos ng Babilonya, tinawag din siya sa pangalang Bel. —Tingnan ang DIYOS AT DIYOSA, MGA (Mga Bathala ng Babilonya).

Kung isasaalang-alang ang mataas na pagpapakundangan noon kay Bel, mauunawaan natin kung bakit tinukoy siya ng mga propeta ni Jehova, sa ilalim ng pagkasi, bilang isa sa mga bathala na hihiyain sa pagbagsak ng Babilonya. Halos 200 taon bago bumagsak ang Babilonya sa mga Medo at mga Persiano, inihula ni Isaias na si Bel ay yuyukod at si Nebo ay susubsob dahil sa kahiya-hiyang pagkatalo. Ang kanilang mga imaheng idolo ay tatangayin ng maiilap na hayop; yamang hindi nila maipagtatanggol ang kanilang sarili, hahakutin sila bilang mga dala-dalahan ng mga hayop na pantrabaho. Hindi makatatakas sina Bel at Nebo. "Ang kanilang kaluluwa," samakatuwid nga, sila mismo, ay yayaong patungo sa pagkabihag. (Isa 46:1, 2; tingnan din ang Jer 50:2.) Pipilitin ni Jehova si Bel na ilabas ang anumang nilulon nito sa pamamagitan ng mga mananamba nito na naniniwalang si Bel ang nagpang-

yari ng kanilang mga tagumpay. Higit sa lahat ay kailangang ilabas ni Bel ang itinapong bayan ni Jehova at ang sagradong mga kagamitan ng Kaniyang templo. Ang mga tao ng mga bansa na nilupig ng Babilonya ay hindi na huhugos sa pagsamba kay Bel o susuko sa mga mananamba niya na para bang sumusuko sa pangunahing diyos na iyon ng daigdig. —Jer 51:44; tingnan ang MERODAC.

**BELA.**

1. Panganay na anak ni Benjamin, na kabilang sa sambahayan ni Jacob na "sumama kay Jacob sa Ehipto." Siya ang naging ulo ng pamilya ng mga Belaita.—Gen 46:8, 21, 26; Bil 26:38; 1Cr 7:6; 8:1-5.

2. Ang anak ni Beor at ang unang binanggit na hari ng Edom. Matagal nang panahon bago pa magkaroon ng hari ang Israel, si Bela ay naghahari na sa kaniyang kabiserang lunsod ng Dinhaba.—Gen 36:31, 32; 1Cr 1:43.

3. Anak ni Azaz na mula sa tribo ni Ruben.—1Cr 5:3, 8.

4. Isang naiibang anyo ng pangalan ng lunsod ng Zoar at lumilitaw na ito ang dating pangalan ng lunsod. Binanggit ito sa Genesis 14:2, 8 kasama ng iba pang mga lunsod sa kapatagan.—Tingnan ang ZOAR.

**BELAITA, MGA** [Ni (Kay) Bela]. Isang pamilyang nagmula kay Bela na panganay ni Benjamin. —Bil 26:38.

**BELIAL** [mula sa Heb., nangangahulugang "Walang Kabuluhan"; isang tambalan ng *beli′,* "hindi, wala," at ng *ya·ʽal′,* "magkaroon ng pakinabang; maging kapaki-pakinabang"]. Ang katangian o kalagayan ng pagiging walang silbi, imbi, walang kabuluhan. Ang terminong Hebreo na *beli·ya′ʽal* ay ikinakapit sa mga ideya, mga salita, at mga panukala (Deu 15:9; Aw 101:3; Na 1:11), at sa kapaha-pahamak na mga kalagayan (Aw 41:8). Ngunit pinakamalimit itong ikinakapit sa napakawalang-kabuluhang mga tao—halimbawa, ang mga lalaking nag-uudyok ng pagsamba sa ibang mga diyos (Deu 13:13); ang mga lalaki ng Benjamin na gumawa ng krimen sa sekso sa Gibeah (Huk 19:22-27; 20:13); ang balakyot na mga anak ni Eli (1Sa 2:12); ang walang-pakundangang si Nabal (1Sa 25:17, 25); ang mga sumasalansang kay David na pinahiran ng Diyos (2Sa 20:1; 22:5; 23:6; Aw 18:4); ang walang-kabuluhang mga kasamahan ni Jeroboam (2Cr 13:7); ang mga kasabuwat ni Jezebel laban kay Nabot (1Ha 21:10, 13); at ang mga tao sa pangkalahatan na pumupukaw ng pagtatalo (Kaw 6:12-14; 16:27; 19:28). Upang ipahiwatig na ang kalabang kapangyarihan ay hindi na makahahadlang sa kaniyang bayan sa pagsasagawa nila ng tunay na pagsamba sa kanilang lupain, ipinahayag ni Jehova sa pamamagitan ng kaniyang propeta: "Hindi na muling daraan sa iyo ang walang-kabuluhang tao. Lubus-lubusan siyang lilipulin."—Na 1:15; tingnan din ang 1Sa 1:16; 10:27; 30:22; Job 34:18.

Sa pagpapatuloy ng pagsulat ng Bibliya noong unang siglo, ginamit ang "Belial" bilang isang pangalan para kay Satanas. Kaya sa 2 Corinto 6:15, nang si Pablo ay gumawa ng sunud-sunod na paghahambing kung saan sinabi niya, "Anong pagkakasuwato mayroon sa pagitan ni Kristo at ni Belial?" karaniwan nang kinikilala na si "Belial" ay si Satanas. Ang Syriac na *Peshitta* ay kababasahan ng "Satanas."

**BELSASAR** [mula sa wikang Akkadiano, nangangahulugang "Ipagsanggalang ang Kaniyang Buhay"; o, posible, "Ipagsanggalang [Nawa] ni Bel ang Hari"]. Ang panganay na anak ni Nabonido, at kasamang-tagapamahala ni Nabonido noong mga huling taon ng Imperyo ng Babilonya. Sa ulat ng Bibliya, tanging ang propetang si Daniel ang bumabanggit sa kaniya, at sa loob ng mahabang panahon, ang kaniyang posisyon bilang "hari ng Babilonya" ay itinanggi ng mga kritiko ng Bibliya. (Dan 5:1, 9; 7:1; 8:1) Gayunman, napatunayan na ng arkeolohikal na katibayan mula sa mga sinaunang teksto ang pagiging tunay ng ulat ng Bibliya.

Sa Daniel 5:2, 11, 18, 22, si Nabucodonosor ay tinutukoy bilang "ama" ni Belsasar, at si Belsasar naman bilang "anak" ni Nabucodonosor. Ipinaliliwanag ng aklat na *Nabonidus and Belshazzar* (ni R. P. Dougherty, 1929) na malamang na ang ina ni Belsasar ay si Nitocris at na ito ay anak ni Nabucodonosor (II). Kung gayon nga, si Nabucodonosor ay lolo ni Belsasar. (Tingnan ang Gen 28:10, 13 para sa katulad na paggamit ng "ama.") Gayunman, hindi lahat ng mga iskolar ay lubos na kumbinsido sa katibayan ng gayong kaugnayan. Maaaring si Nabucodonosor ay "ama" lamang ni Belsasar kung tungkol sa trono, anupat si Nabucodonosor ang hinalinhan niyang hari. Sa katulad na paraan, ginamit ng mga Asiryano ang pananalitang "anak ni Omri" upang tumukoy sa isang kahalili ni Omri.—Tingnan ang OMRI Blg. 3.

***Pinatototohanan ba ng sekular na kasaysayan na si Belsasar ay naging isang tagapamahala ng Babilonya?***

Sa isang tapyas na *cuneiform* na nagmula pa noong taon ng pagluklok ni Neriglissar, na kasunod ni Awil-Marduk (Evil-merodac) sa tronong Babilonyo, tinutukoy ang isang "Belsasar, na punong opisyal ng hari," may kaugnayan sa isang transaksiyon sa

pera. Bagaman hindi napatunayan, posibleng tumutukoy ito sa Belsasar ng Bibliya. Noong 1924, inilathala ang kahulugan ng isang sinaunang tekstong *cuneiform* na tinawag na "Verse Account of Nabonidus," at isiniwalat nito ang mahahalagang impormasyon na malinaw na nagpapatunay sa posisyon ni Belsasar bilang hari sa Babilonya at nagpapaliwanag kung paano siya naging kasamang-tagapamahala ni Nabonido. May kinalaman sa pagbihag ni Nabonido sa Tema noong ikatlong taon ng kaniyang pamamahala, isang bahagi ng teksto ang nagsasabi: "Ipinagkatiwala niya ang 'Kampo' sa kaniyang pinakamatanda(ng anak), ang panganay [si Belsasar], ang mga hukbo sa lahat ng dako ng bansa ay inutusan niyang magpasailalim (sa pangangasiwa) nito. Ipinaubaya niya (ang lahat), ipinagkatiwala ang pagkahari sa kaniya at, siya mismo, siya [si Nabonido] ay nagpasimula ng isang mahabang paglalakbay, ang mga hukbo(ng militar) ng Akkad ay humayong kasama niya; bumaling siya patungong Tema (na nasa malayo) sa dakong kanluran." (*Ancient Near Eastern Texts,* inedit ni J. Pritchard, 1974, p. 313) Kaya, talagang humawak ng maharlikang awtoridad si Belsasar mula noong ikatlong taon ni Nabonido, at malamang na katugma ng pangyayaring ito ang pagtukoy ni Daniel sa "unang taon ni Belsasar na hari ng Babilonya."—Dan 7:1.

Sa isa pang dokumento na tinatawag na Nabonidus Chronicle, may masusumpungang pananalita hinggil sa ikapito, ikasiyam, ikasampu, at ikalabingisang opisyal na taon ng paghahari ni Nabonido. Ito ay kababasahan: "Ang hari (ay) nasa Tema (samantalang) ang prinsipe, ang mga opisyal, at ang kaniyang hukbo (ay) nasa Akkad [Babilonia]." (*Assyrian and Babylonian Chronicles,* ni A. K. Grayson, 1975, p. 108) Lumilitaw na ginugol ni Nabonido ang kalakhang bahagi ng kaniyang paghahari nang malayo sa Babilonya, at bagaman hindi binibitiwan ang kaniyang posisyon bilang kataas-taasang tagapamahala, pinagkatiwalaan niya ng administratibong awtoridad ang kaniyang anak na si Belsasar upang mamahala habang wala siya. Maliwanag ito sa maraming tekstong nakuha mula sa mga sinaunang artsibo na nagpapatunay na si Belsasar ay humawak ng maharlikang mga pribilehiyo, na siya ay nagpapalabas noon ng mga utos. Ang mga bagay na inasikaso ni Belsasar sa ilang mga dokumento at mga utos ay mga bagay na karaniwan nang si Nabonido ang mag-aasikaso, bilang ang kataas-taasang tagapamahala, kung naroroon siya. Gayunman, si Belsasar ay nanatiling ikalawang tagapamahala lamang ng imperyo, kaya naman ang tanging maiaalok niya kay Daniel ay ang gawin itong "ikatlo sa kaharian."—Dan 5:16.

Totoo na sa opisyal na mga inskripsiyon, ang titulong ibinibigay kay Belsasar ay "tagapagmanang prinsipe," samantalang sa aklat ng Daniel, ang kaniyang titulo ay "hari." (Dan 5:1-30) Ipinahihiwatig ng isang tuklas sa arkeolohiya sa hilagang Sirya kung ano ang posibleng dahilan. Noong 1979, nahukay ang isang sinlaki-ng-taong estatuwa ng isang tagapamahala ng sinaunang Gozan. Sa laylayan nito ay may dalawang inskripsiyon, ang isa ay sa wikang Asiryano at ang isa naman ay sa wikang Aramaiko—ang wikang ginamit sa ulat ng Daniel tungkol kay Belsasar. Ang dalawang inskripsiyon na halos magkatulad ay may isang katangi-tanging pagkakaiba. Ang teksto sa wikang Asiryano ng imperyo ay nagsasabing iyon ay estatuwa ng "gobernador ng Gozan." Inilalarawan naman siya ng teksto sa Aramaiko, ang wika ng lokal na mga tao, bilang "hari."

Kaya naman sumulat ang arkeologo at iskolar sa wika na si Alan Millard: "Kaayon ng mga impormasyong Babiloniko at ng mga bagong teksto tungkol sa estatuwang ito, maaaring itinuturing na angkop para sa gayong di-opisyal na mga rekord gaya ng Aklat ng Daniel na tawaging 'hari' si Belsasar. Gumanap siya bilang hari, ang kinatawan ng kaniyang ama, bagaman hindi siya ang legal na hari. Ang eksaktong pagkakaiba nila ay hindi na mahalagang ipakita at baka makalito lamang sa kuwento na inilahad sa Daniel."—*Biblical Archaeology Review,* Mayo/Hunyo 1985, p. 77.

Yaong mga humahawak ng soberanong kapangyarihan sa Babilonia ay inaasahang magiging uliran sa pagpipitagan sa mga diyos. May anim na tekstong *cuneiform* hinggil sa mga pangyayari mula sa ika-5 hanggang sa ika-13 taon ng paghahari ni Nabonido na bumabanggit tungkol sa debosyon ni Belsasar sa mga bathala ng Babilonya. Bilang gumaganap na hari habang wala si Nabonido, ipinakikita ng mga dokumento na si Belsasar ay naghahandog ng ginto, pilak, at mga hayop sa mga templo sa Erec at Sippar, sa gayo'y kumilos siya sa paraang kasuwato ng kaniyang maharlikang posisyon.



***Ang silinder sa templo ng Babilonya na bumabanggit kay Haring Nabonido at sa kaniyang anak na si Belsasar***

**Ang Wakas ng Pamamahala ni Belsasar.** Noong gabi ng Oktubre 5, 539 B.C.E. (kalendaryong Gregorian, o Oktubre 11, kalendaryong Julian), nagdaos si Belsasar ng isang malaking piging para sa isang libo sa kaniyang mga taong mahal, gaya ng inilalahad sa kabanata 5 ng Daniel. (Dan 5:1) Ang Babilonya ay pinagbabantaan noon ng nangungubkob na mga hukbo ni Ciro na Persiano at ng kaalyado nito na si Dario na Medo. Ayon sa Judiong istoryador na si Josephus (na sumipi naman sa Babilonyong si Berossus), nagtago si Nabonido sa Borsippa pagkatapos siyang matalo ng mga hukbong Medo-Persiano sa pagbabaka. (*Against Apion,* I, 150-152 [20]) Kung gayon nga, si Belsasar ang gumaganap na hari sa mismong Babilonya. Hindi naman kakatwa ang pagdaraos ng isang piging samantalang kinukubkob ang lunsod kung tatandaan na may-kapanatagang itinuring ng mga Babilonyo na di-maigugupo ang mga pader ng lunsod. Sinabi rin ng mga istoryador na sina Herodotus at Xenophon na ang lunsod ay may saganang suplay ng mga bagay na kailangan kung kaya hindi ito nababahala na magkakaroon doon ng kakapusan. Ayon kay Herodotus, ang lunsod ay nagpipiging noong gabing iyon, na may sayawan at kasayahan.

Noong panahon ng piging na iyon at habang nasa ilalim ng impluwensiya ng alak, ipinakuha ni Belsasar ang mga sisidlan na mula sa templo ng Jerusalem upang siya at ang kaniyang mga panauhin at ang kaniyang mga asawa at mga babae ay makainom mula sa mga iyon habang pinupuri nila ang mga diyos ng Babilonya. Maliwanag, ang kahilingang ito ay hindi dahil sa kakulangan ng mga inumang sisidlan, kundi, sa halip, ito'y isang sinasadyang panghahamak ng paganong haring ito upang dustain ang Diyos ng mga Israelita, si Jehova. (Dan 5:2-4) Sa gayon ay nagpahayag siya ng pagsalansang kay Jehova, na kumasi sa mga hula tungkol sa pagbagsak ng Babilonya. Bagaman waring hindi ikinabahala ni Belsasar ang pagkubkob na inihahanda ng mga hukbo ng kaaway, lubha naman siyang nangatog nang isang kamay ang biglang lumitaw at magsimulang magsulat sa pader ng palasyo. Habang nag-uumpugan ang kaniyang mga tuhod, ipinatawag niya ang lahat ng kaniyang marurunong na tao upang bigyang-pakahulugan ang nakasulat na mensahe, ngunit hindi nila iyon magawa. Ipinakikita ng ulat na sa puntong ito ay nagbigay ang reyna ng mahusay na payo, na inirerekomenda si Daniel bilang ang isa na makapagbibigay ng pakahulugan. (Dan 5:5-12) Sinasabi ng ilang iskolar na ang "reyna" ay hindi ang asawa ni Belsasar, kundi ang kaniyang ina, na pinaniniwalaang ang anak ni Nabucodonosor na si Nitocris. Sa ilalim ng pagkasi, isiniwalat ni Daniel ang kahulugan ng makahimalang mensahe, anupat inihula ang pagbagsak ng Babilonya sa mga Medo at mga Persiano. Bagaman hinatulan ng matanda nang propeta ang mapamusong na pagkilos ni Belsasar sa paggamit ng mga sisidlan na para sa pagsamba kay Jehova upang purihin ang mga diyos na di-nakakakita, di-nakaririnig, at walang nalalaman, pinanindigan ni Belsasar ang kaniyang alok at ipinagkaloob kay Daniel ang posisyon na maging ikatlong tagapamahala sa kaharian na nakatalagang mawasak.—Dan 5:17-29.

Napatay si Belsasar nang bumagsak ang lunsod noong gabi ng Oktubre 5, 539 B.C.E. Ayon sa Nabonidus Chronicle, noong panahong iyon, "ang hukbo ni Ciro (II) ay pumasok sa Babilonya nang walang pagbabaka." (*Assyrian and Babylonian Chronicles,* p. 109, 110; tingnan din ang Dan 5:30.) Sa pagkamatay ni Belsasar at sa lumilitaw na naging pagsuko ni Nabonido kay Ciro, ang Imperyong Neo-Babilonyo ay nagwakas.—Tingnan ang CIRO; NABONIDO.

**BELTESASAR** [mula sa wikang Akkadiano, nangangahulugang "Ipagsanggalang ang Buhay ng Hari"]. Ang pangalang Babilonyo na ibinigay kay Daniel pagkaraan siyang dalhin sa pagkatapon noong 617 B.C.E.—hindi dapat ipagkamali kay Belsasar. (Dan 1:7) Ang pangalan ay maliwanag na pinaikling anyo ng isang pagsusumamo kay Bel at sa gayon ay pinili, gaya ng sinabi ni Nabucodonosor, "ayon sa pangalan ng aking diyos." (Dan 4:8; 5:12) Maliwanag na ang layunin ay upang ipatupad ang naturalisasyon ni Daniel at ilayo siya mula sa pagsamba kay Jehova. Gayunman, tinutukoy pa rin siya ng mga Babilonyo sa kaniyang pangalang Daniel.—Dan 4:18, 19; 5:12, 13; tingnan ang DANIEL Blg. 2.

**BEN** [Anak na Lalaki].

1. Isang Levitang manunugtog noong mga araw ni David na kasama sa mga naghatid sa kaban ng tipan patungong Jerusalem.—1Cr 15:15, 18.

2. Ang unlaping Hebreo na *ben* ay kadalasang lumilitaw sa mga pangalang gaya ng Benjamin (nangangahulugang "Anak ng Kanang Kamay") o Ben-ami (nangangahulugang "Anak ng Aking Bayan [samakatuwid nga, mga kamag-anak]"). Katumbas ito ng *bar* sa mga pangalang Aramaiko gaya ng *Barnabas* (sa Tagalog, Bernabe; nangangahulugang "Anak ng Kaaliwan"). (Gaw 4:36) Malimit din itong gamitin upang tumukoy sa iba pang mga kaugnayan bukod sa kaugnayan sa magulang, gaya ng sa lahi, "mga anak ni [*beneh'*] Israel," "mga anak ng mga Cusita" (2Cr 35:17; Am 9:7); lokasyon, "mga anak ng nasasakupang distrito" (Ezr 2:1); o kalagayan, "mga anak ng kabataan," "mga anak ng kalikuan" (Aw 127:4; Os 10:9).

Ang malapít na pakikipagsamahan ni Bernabe kay Pablo, na tumagal nang maraming taon, ay nagsimula mga tatlong taon pagkaraang makumberte si Pablo, nang naisin nitong makipag-ugnayan sa kongregasyon sa Jerusalem. Hindi iniulat kung paano unang nakilala ni Bernabe si Pablo. Ngunit si Bernabe ang nagkapribilehiyong ipakilala si Pablo kay Pedro at sa alagad na si Santiago.—Gaw 9:26, 27; Gal 1:18, 19.

Samantala, sa Antioquia ng Sirya ay marami ang naging interesado sa Kristiyanismo dahil sa ilang Judiong nagsasalita ng Griego mula sa Ciprus at Cirene. Dahil dito, isinugo ng lupong tagapamahala na nasa Jerusalem si Bernabe sa Antioquia upang higit pang patibaying-loob at palakasin ang mga bagong mananampalatayang ito. Angkop ang pagkakapili kay Bernabe para sa gawaing ito, yamang siya ay isang taga-Ciprus na nagsasalita ng Griego. Nang "isang malaking pulutong ang naparagdag sa Panginoon" sa Antioquia, kaagad na nagtungo si Bernabe sa Tarso at hinikayat si Pablo na sumama at tumulong sa ministeryo. Noong mga panahong iyon, dahil sa isang babala mula sa Diyos tungkol sa isang nalalapit na taggutom, nagtipon ng maraming panustos ang mga kapatid sa Antioquia, at nang maglaon ay ipinadala ang mga ito sa kongregasyon sa Jerusalem sa pamamagitan ng mga kamay nina Bernabe at Pablo.—Gaw 11:22-24, 27-30; 12:25.

Nang matapos ang gawaing pagtulong na iyon, ang dalawa ay bumalik sa Antioquia noong mga 47 C.E. at mula roon, sa ilalim ng patnubay ng banal na espiritu, sila ay lumisan patungo sa kanilang atas bilang mga misyonero. Unang narating nina Bernabe at Pablo ang Ciprus, kung saan sa tulong nila ay napaabutan ng katotohanan ng Diyos ang proconsul na si Sergio Paulo. Mula roon ay naglakbay sila papasók sa Asia Minor. May mga panahon na lubha silang pinag-usig ng mga mang-uumog. Noong minsan, nang pagalingin nila sa Listra ang isang lalaking pilay, halos hindi nila mapigilan "ang mga pulutong sa paghahain sa kanila" (palibhasa'y inaakalang si Bernabe ang diyos na si Zeus at si Pablo, na "nangunguna sa pagsasalita," ay si Hermes, o Mercury), ngunit pagkatapos mismo nito, ang mga Judio ay "nanghikayat sa mga pulutong, at binato nila si Pablo at kinaladkad siya sa labas ng lunsod." —Gaw 13:1-12; 14:1-20.

Noong mga 49 C.E., dinala nina Bernabe at Pablo sa lupong tagapamahala sa Jerusalem ang mainit na usapin ng pagtutuli ng mga di-Judio, at nang masagot na iyon, di-nagtagal ay bumalik sila sa Antioquia at naghanda para sa susunod nilang paglalakbay bilang mga misyonero. (Gaw 15:2-36) Gayunman, dahil hindi sila magkasundo kung isasama si Juan Marcos, sila ay naghiwalay at nagtungo sa magkaibang teritoryo. Isinama ni Bernabe ang pinsan niyang si Marcos sa Ciprus, at isinama naman ni Pablo si Silas sa mga distrito ng Sirya at Cilicia. (Gaw 15:37-41) Dito nagwakas ang ulat ng Kasulatan tungkol kay Bernabe, maliban sa maiikling pagbanggit hinggil sa kaniya sa ilang liham ni Pablo.—1Co 9:6; Gal 2:1, 9, 13; Col 4:10.

**BERNICE** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "manlupig"]. Anak ni Herodes Agripa I sa asawa nitong si Cypros; ipinanganak noong mga 28 C.E.; kapatid nina Mariamne III, Drusila, at Herodes Agripa II. (Tingnan ang HERODES Blg. 4.) Dinalaw ni Bernice at ng kaniyang kapatid na si Agripa si Gobernador Festo sa Cesarea noong 58 C.E., kung saan silang dalawa, sa paanyaya ni Festo, "ay dumating na may labis na pagpaparangya at pumasok sa silid ng pagdinig kasama ang mga kumandante ng militar at gayundin ang mga bantog na lalaki sa lunsod." Pagkatapos, ang bilanggong si Pablo ay ipinasok at pinahintulutang magbigay ng mapuwersa at mahusay na pagtatanggol sa harap ng lahat ng mga dignitaryong ito.—Gaw 25:13, 23; 26:1-30.

Sa napakabatang edad, napangasawa ni Bernice si Marcus, anak ni Alejandro Lysimachus. Pagkamatay ni Marcus ay napangasawa niya ang kaniyang tiyo na si Herodes, hari ng Chalcis. Nagkaanak siya kay Herodes ng dalawang lalaki bago ito mamatay noong 48 C.E. Pagkatapos, pumisan siya sa kaniyang kapatid na lalaki hanggang sa kumalat ang usap-usapan na mayroon silang insestong relasyon. Kasunod nito ay nagpakasal siya kay Polemo na hari ng Cilicia matapos itong magpakumberte sa Judaismo. Ngunit di-nagtagal ay iniwan niya ito at muling pumisan sa kaniyang kapatid. Noong panahong iyon sila dumalaw ni Agripa sa Cesarea.

Noong 65 C.E., isinapanganib ni Bernice ang kaniyang buhay upang maipagtanggol ang mga Judio laban kay Florus, na nagsusulsol ng patayan at alitan sa Jerusalem. Nang maglaon, siya at ang kaniyang kapatid, gaya ng maraming iba pa, ay nanumpa ng katapatan sa Romanong emperador na si Vespasian. Si Bernice ay dinala pa nga ni Tito, na anak ng emperador, patungong Roma upang maging kaniyang asawa, bagaman sampung taon ang tanda ni Bernice sa kaniya. Ngunit dahil sa pagpoprotesta ng mga Romano, na tutol na magkaroon sila ng isang reynang Judio, pinutol ni Tito ang kaniyang kaugnayan kay Bernice.

**BERODAC-BALADAN.** Tingnan ang MERODAC-BALADAN.

**BEROTA, BEROTAI** [Mga Balon]. Sa pangitain ni Ezekiel may kinalaman sa manang teritoryo ng Israel, ang Berota ay nakatala bilang nasa hilagaang hangganan sa pagitan ng Hamat at Sibraim. (Eze

47:16) Waring ito rin ang Berotai sa 2 Samuel 8:8, isang lunsod ni Hadadezer na hari ng Zoba, kung saan kumuha si David ng "pagkarami-raming tanso." Sa katulad na ulat sa 1 Cronica 18:8, pangalang Cun ang makikita sa halip na Berotai. Karaniwang ipinapalagay na ang Berota (o Berotai) ay siya ring makabagong-panahong Britel (Bereitan), mga 10 km (6 na mi) sa TK ng Baalbek sa libis na kilala bilang Beqaʽ, anupat nasa pagitan ng kabundukan ng Lebanon at ng Anti-Lebanon.

**BEROTITA.** Tingnan ang BEEROTITA.

**BERSIYON, MGA.** Mga salin ng Bibliya mula sa Hebreo, Aramaiko, at Griego tungo sa ibang mga wika. Dahil sa pagsasalin, ang Salita ng Diyos ay maaari nang mabasa ng libu-libong milyong tao na hindi nakauunawa ng orihinal na mga wika ng Bibliya. Ang maagang mga bersiyon ng Kasulatan ay sulat-kamay at sa gayon ay nasa anyong manuskrito. Gayunman, mula nang maimbento ang palimbagan, maraming iba pang mga bersiyon, o mga salin, ang naglitawan, na karaniwan nang inilalathala nang maramihan. Ang ilang bersiyon ay tuwirang isinalin mula sa Hebreo at Griegong mga teksto ng Bibliya, samantalang ang iba naman ay ibinatay sa mas naunang mga salin.—TSART, Tomo 1, p. 321.

Ang Kasulatan ay nailathala na, buo man o ilang bahagi lamang, sa mahigit na 3,000 wika. Kung ang saklaw ng mga wikang iyon ang pag-uusapan, nangangahulugan ito na mga 90 porsiyento ng populasyon ng lupa ang maaaring makabasa ng kahit man lamang isang bahagi ng Bibliya. Ang ulat hinggil sa mga bersiyon, o mga salin, ng Kasulatan ay mag-uudyok sa isa na pasalamatan ang Diyos na Jehova dahil iningatan niya ang kaniyang Salita sa kamangha-manghang paraan para sa kapakinabangan ng milyun-milyong tao.

**Sinaunang mga Bersiyon ng Hebreong Kasulatan.** May umiiral pa ngayong mga 6,000 sinaunang manuskrito ng lahat o ilang bahagi ng Hebreong Kasulatan na nakasulat sa Hebreo (maliban sa ilang seksiyong Aramaiko). Umiiral pa rin sa ngayon ang maraming manuskrito ng matatandang bersiyon, o salin, ng Hebreong Kasulatan sa iba't ibang wika. Ang ilang bersiyon ay mga salin mismo ng mas naunang mga salin mula sa Hebreo. Halimbawa, ang Hebreong Kasulatan ng bersiyong Matandang Latin ay isinalin mula sa *Septuagint,* isang saling Griego ng Hebreong Kasulatan. Sa kabilang dako naman, ang ilang sinaunang bersiyon ng Hebreong Kasulatan (ang Griegong *Septuagint,* ang mga Aramaikong Targum, ang Syriac na *Peshitta,* at ang Latin na *Vulgate*) ay tuwirang isinalin mula sa Hebreo at hindi na dumaan sa isang bersiyon sa Griego o sa iba pang wika.

***Samaritanong "Pentateuch."*** Pagkaraang ipatapon ng Asirya ang karamihan sa mga naninirahan sa Samaria at sa sampung-tribong kaharian ng Israel noong 740 B.C.E., mga pagano mula sa ibang mga teritoryo ng Imperyo ng Asirya ang pinamayan nila roon. (2Ha 17:22-33) Nang maglaon, ang mga inapo niyaong mga naiwan sa Samaria at niyaong mga dinala roon ng Asirya ay tinawag na mga Samaritano. Tinanggap nila ang unang limang aklat ng Hebreong Kasulatan, at noong mga ikaapat na siglo B.C.E., ginawa nila ang Samaritanong *Pentateuch,* na hindi talaga isang salin ng orihinal na Hebreong Pentateuch, kundi isang transliterasyon ng teksto nito tungo sa mga titik Samaritano, na hinaluan ng mga idyomang Samaritano. Iilan lamang sa umiiral na mga manuskrito ng Samaritanong *Pentateuch* ang mas matanda kaysa sa ika-13 siglo C.E. Sa mga 6,000 pagkakaiba sa pagitan ng tekstong Samaritano at tekstong Hebreo, ang karamihan ay hindi naman mahalaga. Ang isang pagkakaiba na kapansin-pansin ay makikita sa Exodo 12:40, kung saan katugma ng Samaritanong *Pentateuch* ang *Septuagint.*

***Mga Targum.*** Ang "mga Targum" ay malayang mga salin o nagpapakahulugang mga salin ng Hebreong Kasulatan tungo sa Aramaiko. Bagaman may mga piraso ng sinaunang mga Targum ng ilang aklat na nasumpungang kasama sa Dead Sea Scrolls, malamang na ang mga Judiong Targum sa pangkalahatan ay isinaayos sa kasalukuyang anyo ng mga ito pagkaraan ng ikalimang siglo C.E. Ang isa sa mga pangunahing Targum, ang "Targum ni Onkelos" ng Pentateuch, ay napakaliteral. Ang isa naman, ang tinatawag na Targum ni Jonathan para sa Mga Propeta, ay hindi gaanong literal. Umiiral pa sa ngayon ang mga Targum ng karamihan sa mga aklat ng Hebreong Kasulatan maliban sa Ezra, Nehemias, at Daniel.

***Ang Griegong "Septuagint."*** Ang Griegong *Septuagint* (madalas tukuyin bilang *LXX*) ay ginamit ng nagsasalita-ng-Griegong mga Judio at mga Kristiyano sa Ehipto at sa iba pang dako. Ayon sa ulat, sinimulan itong gawin sa Ehipto noong mga araw ni Ptolemy Philadelphus (285-246 B.C.E.), nang, ayon sa tradisyon, ang bahaging Pentateuch nito ay isalin sa Griego ng 72 Judiong iskolar. Nang maglaon, ang bilang na 70 ang siyang ginamit, at ang bersiyon nito ng Pentateuch ay tinukoy bilang ang *Septuagint,* nangangahulugang "Pitumpu." Ang iba pang mga aklat ng Hebreong Kasulatan (ginawa ng iba't ibang tagapagsalin na may sari-saring istilo, anupat may napakaliteral at mayroon ding malayang salin) ay unti-unting idinagdag hanggang sa makumpleto ang salin ng buong Hebreong Kasulatan noong ikalawang siglo B.C.E., marahil ay noong

150 B.C.E. Magmula noon, ang buong akda ay nakilala bilang ang *Septuagint.* Ang bersiyong ito ay malimit sipiin ng mga manunulat ng Kristiyanong Griegong Kasulatan. Maliwanag na isiningit sa Griegong *Septuagint* ang mga akdang Apokripal noong kumpleto na ito.—Tingnan ang APOKRIPA.

Ang isa sa pinakamatatandang umiiral na manuskrito ng Griegong *Septuagint* ay ang Papyrus 957, ang Rylands Papyrus iii. 458, na iniingatan sa John Rylands Library, Manchester, Inglatera. Ito ay mula pa noong ikalawang siglo B.C.E. at binubuo ng mga piraso ng Deuteronomio (23:24–24:3; 25:1-3; 26:12, 17-19; 28:31-33). Ang isa pang manuskrito, na mula pa noong unang siglo B.C.E., ay ang Papyrus Fouad 266 (nasa pag-iingat ng Société Egyptienne de Papyrologie, Cairo), na naglalaman ng ilang bahagi ng ikalawang kalahatian ng Deuteronomio alinsunod sa Griegong *Septuagint.* Sa iba't ibang talata nito, ang Tetragrammaton (YHWH sa Ingles) ng banal na pangalan ay makikitang nasa anyong parisukat na mga titik Hebreo sa loob mismo ng sulat na Griego.—Tingnan ang LARAWAN, Tomo 1, p. 326; JEHOVA.

Sa gayon, ang Griegong *Septuagint* ay naingatan sa maraming manuskrito, anupat ang marami ay pira-piraso at ang iba naman ay halos kumpleto. Partikular na, ang mga tekstong *Septuagint* ay naingatan sa tatlong kilaláng manuskritong *uncial* na isinulat sa *vellum*—ang Vatican Manuscript No. 1209 at ang Sinaitic Manuscript, kapuwa mula noong ikaapat na siglo C.E., at ang Alexandrine Manuscript na mula naman noong ikalimang siglo C.E. Ang *Septuagint* na masusumpungan sa Vatican Manuscript No. 1209 ay halos kumpleto; ang isang bahagi ng Hebreong Kasulatan na dating kalakip sa Sinaitic Manuscript ay nawala na; yaong nasa Alexandrine Manuscript ay halos kumpleto, bagaman kulang ito ng ilang bahagi ng Genesis, Unang Samuel, at Mga Awit.

***Mas huling mga bersiyong Griego.*** Noong ikalawang siglo, si Aquila, isang proselitang Judio mula sa Ponto, ay gumawa ng isang bago at napakaliteral na saling Griego ng Hebreong Kasulatan. Nawala na ito maliban sa mga pira-piraso at sa mga pagsipi rito ng sinaunang mga manunulat. Ang isa pang saling Griego noong siglo ring iyon ay ginawa ni Theodotion. Lumilitaw na ang ginawa niya ay isang rebisyon ng *Septuagint* o ng iba pang bersiyong Griego ng Hebreong Kasulatan, bagaman kinonsulta rin niya ang tekstong Hebreo. Wala nang umiiral na kumpletong kopya ng bersiyon ni Theodotion. Ang isa pang bersiyong Griego ng Hebreong Kasulatan na wala na ring umiiral na kumpletong kopya ay yaong kay Symmachus. Sa kaniyang salin, malamang na ginawa noong mga 200 C.E., sinikap niyang itawid ang tamang diwa sa halip na maging literal.

Noong mga 245 C.E., nakumpleto ni Origen, kiláng iskolar ng Alejandria, Ehipto, ang isang pagkalaki-laki at maramihang bersiyon ng Hebreong Kasulatan na tinatawag na *Hexapla* (nangangahulugang "animan"). Bagaman may umiiral pang mga piraso nito, walang kumpletong kopyang manuskrito ang naingatan. Inayos ni Origen ang teksto sa anim na magkakahanay na tudling na naglalaman ng (1) tekstong Hebreo na puro katinig, (2) isang Griegong transliterasyon ng tekstong Hebreo, (3) bersiyong Griego ni Aquila, (4) bersiyong Griego ni Symmachus, (5) *Septuagint,* nirebisa ni Origen upang mas eksaktong makatugma ng tekstong Hebreo, at (6) bersiyong Griego ni Theodotion. Sa Mga Awit, gumamit si Origen ng mga bersiyong di-kilala ang sumulat, na tinawag niyang Quinta, Sexta, at Septima. Ang Quinta at Sexta ay ginamit din sa iba pang mga aklat.

**Kristiyanong Griegong Kasulatan.** May mga salin ng Kristiyanong Griegong Kasulatan tungo sa Syriac (isang diyalektong Aramaiko) na ginawa mula noong ikalawang siglo. Ang isang bersiyong Syriac na natatangi ay ang *Diatessaron* ni Tatian, isang akdang nagpapakita ng pagkakasuwato ng mga Ebanghelyo at nagmula noong ikalawang siglo C.E. Maaaring orihinal itong isinulat sa Roma sa wikang Griego at nang maglaon ay isinalin mismo ni Tatian sa Sirya tungo sa wikang Syriac, ngunit hindi ito matiyak. Ang *Diatessaron* ay umiiral sa ngayon sa isang saling Arabe, bukod pa sa isang maliit na pirasong *vellum* sa Griego na mula noong ikatlong siglo at sa dalawang edisyon ng komentaryo ni Ephraem, isa sa orihinal na Syriac at isa sa saling Armeniano, na mula noong ikaapat na siglo at naglalaman ng mahahabang pagsipi mula sa teksto nito.

Tanging mga di-kumpletong manuskrito ng isang Matandang Syriac na bersiyon ng mga Ebanghelyo (isang salin na iba pa sa *Diatessaron*) ang umiiral sa ngayon, ang mga Ebanghelyo na Curetonian at Sinaitic Syriac. Bagaman ang mga manuskritong ito ay kinopya marahil noong ikalimang siglo, malamang na kumakatawan ang mga ito sa isang mas matandang tekstong Syriac. Ang orihinal na bersiyon ay maaaring ginawa mula sa Griego noong mga 200 C.E. Malamang, may umiiral na noon na Matandang Syriac na mga salin ng iba pang mga aklat ng Kristiyanong Griegong Kasulatan, ngunit wala nang manuskrito ng mga iyon ang umiiral sa ngayon. Ang lahat ng mga aklat ng Kristiyanong Griegong Kasulatan maliban sa Ikalawang Pedro, Ikalawa at Ikatlong Juan, Judas, at Apocalipsis ay kasama sa Syriac na *Peshitta* ng ikalimang siglo. Noong mga 508 C.E., hiniling ni Philoxenus, obispo ng

Hierapolis, kay Polycarp na gumawa ng isang rebisyon ng Kristiyanong Kasulatang *Peshitta,* at ito ang unang pagkakataon na naparagdag sa isang bersiyong Syriac ang Ikalawang Pedro, Ikalawa at Ikatlong Juan, Judas, at Apocalipsis.

Sa pagtatapos ng ikalawang siglo C.E., ang Kristiyanong Griegong Kasulatan ay naisalin na sa Latin. Mayroon na rin nito sa wikang Ehipsiyo noong mga kalagitnaan ng ikatlong siglo.

**Sinaunang mga Bersiyon ng Buong Bibliya.** Ang *Peshitta* ng mga taong nagsasalita ng Syriac at nag-aangking Kristiyano ay karaniwan nang ginagamit mula pa noong ikalimang siglo C.E. Ang salitang "Peshitta" ay nangangahulugang "simple." Ang Hebreong Kasulatan nito ay pangunahin nang isang salin mula sa Hebreo, malamang na ginawa noong ikalawa o ikatlong siglo C.E., bagaman ang isang mas huling rebisyon ay ginawa nang may paghahambing sa *Septuagint.* Maraming manuskritong *Peshitta* ang umiiral sa ngayon, anupat ang pinakakapaki-pakinabang ay isang *codex* na mula noong ikaanim o ikapitong siglo at iniingatan sa Ambrosian Library sa Milan, Italya. Ang isang manuskritong *Peshitta* ng Pentateuch (walang Levitico) ay pinirmahan ng petsa na mga 464 C.E., at isang *palimpsest* na may Isaias ang pinirmahan ng petsang 459-460 C.E., kaya ang mga ito ang pinakamatatandang *pinetsahang* manuskrito ng Bibliya sa alinmang wika.

***Matandang Latin.*** Ito ang panlahatang tawag (*Vetus Latina*) sa mga tekstong isinalin sa Latin; sa pangkalahatan, ang mga ito ay bago ang *Vulgate* ni Jerome. Malamang na lumitaw ang mga ito mula noong huling bahagi ng ikalawang siglo C.E., pero ang pinakalumang katibayan ng Bibliyang Latin ay mula sa Cartago, Hilagang Aprika, noong 250 C.E. o bago pa nito. Ang Hebreong Kasulatan ay isinalin sa Latin mula sa Griegong *Septuagint* (hindi pa noon narerebisa ni Origen), ngunit ang Kristiyanong Kasulatan ay isinalin mula sa orihinal na Griego. Maaaring iba't ibang salin ang ginawa, o maaaring maraming tagapagsalin ang nagtrabaho sa bersiyong Matandang Latin. Kadalasang sumasangguni ang mga iskolar sa dalawang pangunahing uri ng tekstong Matandang Latin: ang Aprikano at ang Europeo. Ang pinakalumang manuskrito ng Bibliya na umiiral pa sa ngayon ay mula noong ikaapat at ikalimang siglo C.E.

***Latin na "Vulgate."*** Ang Latin na *Vulgate* (*Vulgata Latina*) ay isang bersiyon ng buong Bibliya na ginawa ng pangunahing iskolar ng Bibliya noong panahong iyon, si Eusebius Hieronymus, na mas kilala bilang Jerome. Gumawa muna siya ng isang rebisyon ng Matandang Latin na bersiyon ng Kristiyanong Kasulatan na inihambing sa tekstong Griego; nagsimula siya sa mga Ebanghelyo, na inilathala noong 383 o 384 C.E. Hindi matiyak kung kailan niya natapos ang kaniyang rebisyon ng Kristiyanong Kasulatan sa Matandang Latin. Sa pagitan ng mga 384 at 390 C.E., gumawa siya ng dalawang rebisyon ng Mga Awit sa Matandang Latin, na batay sa Griegong *Septuagint.* Wala na ang una, pero posibleng ang tinatawag na Roman Psalter ay tumutukoy sa tekstong Matandang Latin na nirebisa niya. Ang ikalawa ay tinatawag na Gallican Psalter, dahil naging popular ito sa Gaul. Tuwiran ding isinalin ni Jerome ang Mga Awit mula sa Hebreo, anupat ang akdang ito ay tinawag na Hebrew Psalter. Hindi matiyak kung kailan niya natapos ang kaniyang rebisyon ng Kristiyanong Kasulatan sa Matandang Latin. Sinimulan niyang rebisahin ang Hebreong Kasulatan nito ngunit lumilitaw na hindi niya tinapos ang rebisyong iyon, yamang minabuti niyang tuwirang magsalin mula sa Hebreo (bagaman sumangguni rin siya sa mga bersiyong Griego). Nagpagal si Jerome sa kaniyang saling Latin mula sa Hebreo mula noong mga 390 hanggang 405 C.E.

Sa pasimula, ang bersiyon ni Jerome ay ayaw tanggapin ng karamihan, at unti-unti lamang itong nagkaroon ng malawakang pagsang-ayon. Nang maglaon, dahil sa pagtanggap dito ng karamihan sa kanluraning Europa, tinawag itong *Vulgate,* na tumutukoy sa isang karaniwang tinatanggap na bersiyon (ang Latin na *vulgatus* ay nangangahulugang "pangkaraniwan, kilala"). Nagkaroon ng mga rebisyon ang orihinal na salin ni Jerome, anupat yaong rebisyon noong 1592 ang ginamit ng Simbahang Romano Katoliko bilang pamantayang edisyon. Libu-libo pang manuskrito ng *Vulgate* ang umiiral sa ngayon.

***Iba pang sinaunang mga salin.*** Habang lumalaganap ang Kristiyanismo, kinailangan ang iba pang mga bersiyon. Noong ikatlong siglo C.E., o bago pa nito, may nagawa nang unang salin ng Kristiyanong Griegong Kasulatan para sa mga katutubong Coptic ng Ehipto. Iba't ibang diyalektong Coptic ang ginagamit noon sa Ehipto, at sa kalaunan ay iba't ibang bersiyong Coptic ang ginawa. Ang pinakamahahalaga ay ang Thebaic, o Sahidic, Version ng Mataas na Ehipto (sa T) at ang Bohairic Version ng Mababang Ehipto (sa H). Ang mga bersiyong ito, naglalaman kapuwa ng Hebreo at Kristiyanong Griegong Kasulatan, ay malamang na ginawa noong ikatlo at ikaapat na siglo C.E.

Ang bersiyong Gothic ay ginawa para sa mga Goth noong ikaapat na siglo C.E. samantalang namamayan sila sa Moesia (Serbia at Bulgaria). Wala roon ang mga aklat ng Samuel at Mga Hari, na iniuulat na inalis dahil inakala ni Obispo Ulfilas, na siyang nagsalin, na mapanganib na ilakip at ipaba-

sa sa mga Goth ang mga aklat na iyon na tumatalakay sa pakikipagdigma at naglalaman ng impormasyon laban sa idolatriya.

Ang bersiyong Armeniano ng Bibliya ay mula pa noong ikalimang siglo C.E. at malamang na inihanda kapuwa mula sa mga tekstong Griego at Syriac. Ang bersiyong Georgiano, na ginawa para sa mga taga-Georgia sa Caucasus, ay nakumpleto noong pagtatapos ng ikaanim na siglo C.E. at, bagaman kakikitaan ng impluwensiyang Griego, mayroon itong saligang Armeniano at Syriac. Ang bersiyong Ethiopic, na ginamit ng mga taga-Abyssinia, ay ginawa marahil noong mga ikaapat o ikalimang siglo C.E. May ilang matatandang bersiyon ng Kasulatan sa Arabe. Ang mga salin ng mga bahagi ng Bibliya tungo sa Arabe ay maaaring mula pa noong ikapitong siglo C.E., ngunit ang pinakamaaga ayon sa rekord ay isang bersiyon na ginawa sa Espanya noong 724 C.E. Ang bersiyong Slavonic ay ginawa noong ikasiyam na siglo C.E. at kinikilalang isinalin ng magkapatid na sina Cyril at Methodius.

**BESAI.** Ninuno ng ilang Netineo na bumalik sa Jerusalem mula sa Babilonya noong 537 B.C.E. —Ezr 2:1, 2, 43, 49; Ne 7:6, 7, 46, 52.

**BESODEIAS** [Sa Matalik na Kapisanan ni Jah]. Ama ng Mesulam na tumulong na magkumpuni ng "Pintuang-daan ng Matandang Lunsod" sa ilalim ng pangangasiwa ni Nehemias.—Ne 3:6.

**BESOR, AGUSANG LIBIS NG.** Isang agusang libis na binanggit sa ulat ng pagtugis ni David sa lumusob na mga Amalekita na bumihag at sumunog sa lunsod ng Ziklag. (1Sa 30:1, 10, 21) Pagkatapos nito, maliwanag na ang mga manlulusob ay pumatimog patungo sa kanilang sariling teritoryo sa Negeb, ngunit hindi sinabi ang eksaktong direksiyon ng kanilang paglalakbay. Kaya naman hindi matiyak ang kinaroroonan ng agusang libis ng Besor, kung saan tumigil ang 200 sa hukbo ni David dahil sa pagod. Gayunman, karaniwang ipinapalagay na malamang na konektado ito sa Wadi Ghazzeh (Nahal Besor), isang malaking *wadi* sa dakong TK ng Ziklag na bumubuhos sa Mediteraneo sa ibaba ng Gaza.

Pagkatapos ng tagumpay ni David laban sa mga Amalekita, binahaginan niya ng samsam ang kaniyang mga mandirigma na naiwan sa libis upang magbantay sa bagahe. Maliwanag na ito ay isang pagsunod sa simulain na sinabi ni Jehova noong una sa Bilang 31:27 matapos magtagumpay ang Israel laban sa Midian. Ang kaugaliang ito ay 'itinalaga ni David bilang isang tuntunin at isang hudisyal na pasiya para sa Israel' mula noon.—1Sa 30:21-25.

**BESTIYALIDAD.** Di-likas na seksuwal na pakikipagtalik ng isang lalaki o isang babae sa isang hayop. Mariing hinahatulan ng Kautusang Mosaiko ang lisyang gawaing ito, anupat sinesentensiyahan ng kamatayan ang taong nagkasala at ang hayop. "Kung ibibigay ng isang lalaki sa isang hayop ang kaniyang inilabas na semilya, siya ay papatayin nang walang pagsala, at papatayin ninyo ang hayop. At kung ang isang babae ay lumapit sa anumang hayop upang magpasiping doon, papatayin mo ang babae at ang hayop."—Lev 20:15, 16; 18:23; Exo 22:19; Deu 27:21.

Dahil sa pagbabawal na ito, kasama ng iba pa sa mga batas ng Diyos may kaugnayan sa seksuwal na pagtatalik, naging mas mataas ang moralidad ng mga Israelita kaysa sa kalapit nilang mga bansa. Sa Ehipto, ang bestiyalidad ay bahagi ng idolatrosong pagsamba sa hayop; halimbawa, pinatototohanan ng mga istoryador ang pagsiping ng mga babae sa mga kambing. Laganap din ang katulad na mga gawain sa mga Canaanita (Lev 18:23-30), at iniulat na gayundin sa Roma.

Ang balakyot na gawain ng bestiyalidad ay kalakip sa salitang Griegong *por·nei'a* na isinasalin bilang "pakikiapid." (Tingnan ang PAKIKIAPID.) Ang sinumang nagsasagawa ng gayong karumal-dumal na gawain ay marumi sa moral, at ang isang miyembro ng kongregasyong Kristiyano na nagsasagawa ng gayong gawain ay maaaring matiwalag. —Efe 5:3; Col 3:5, 6.

**BET** [ב]. Ang ikalawang titik sa alpabetong Hebreo. Ang katawagang ibinigay sa titik na ito ay nangangahulugang "bahay."

Kapag nilagyan ng tuldok sa gitna ang titik Hebreong ito upang bigkasin nang matigas ang titik, mayroon itong labyal na tunog na kahawig ng "b." Kung wala namang tuldok, mas malambot ang tunog nito anupat halos katunog ng "v," gaya sa salitang "villa."

Sa tekstong Hebreo, ang pambungad na salita ng bawat isa sa walong talata ng Awit 119:9-16 ay nagsisimula sa titik na ito, alinsunod sa istilong akrostik ng awit.—Tingnan ang HEBREO, II.

**BETA.** Isang bayan na binanggit kasama ng Berotai noong talunin ni David si Hadadezer na hari ng Zoba. (2Sa 8:8) Hindi alam kung saan ang lugar na ito, bagaman ang Arameanong kaharian ng Zoba ay ipinapalagay na nasa dakong H ng Damasco. Sa isang katulad na ulat ng tagumpay ni David, "Tibhat" ang binabanggit ng 1 Cronica 18:8, at ipinapalagay ng ilang leksikograpo na Tibhat ang mas tamang salin. Sa Syriac na *Peshitta,* ang 2 Samuel 8:8 ay kababasahan ng "Teba" sa halip na Beta. Mapapansin na sa pamamagitan lamang ng pagpapalit sa puwesto ng unang dalawang katinig na Hebreo, ang Beta ay nagiging Teba. Yamang ang Beta (o Tibhat)

ay isang Arameanong lunsod, iniuugnay ito ng ilang iskolar kay Teba, ang anak ni Nahor.—Gen 22:24; tingnan ang TIBHAT.

**BET-ANAT** [Bahay ni Anat]. Isa sa mga nakukutaang lunsod na iniatas sa tribo ni Neptali (Jos 19: 38, 39), ngunit hindi nila pinalayas ang mga Canaanitang tumatahan doon, kundi sa halip ay isinailalim nila ang mga ito sa puwersahang pagtatrabaho. (Huk 1:33) Ipinapalagay na posibleng ito rin ang Safed el-Battikh na 24 na km (15 mi) sa STS ng Tiro. Ang bayan ay binabanggit sa mga talaan ng iba't ibang mga tagapamahalang Ehipsiyo noong panahon ng "Bagong Kaharian."

## BETANIA.

1. Isang nayon na "mga tatlong kilometro" ang layo mula sa Jerusalem. Ang sukat na ginamit noon ng manunulat ng Ebanghelyo ay ang Romanong estadyo, anupat ang "labinlimang estadyo" na binanggit niya ay katumbas ng mga 2.8 km (1.7 mi). (Ju 11:18, tlb sa *Rbi8*) Ito ay nasa S dalisdis ng Bundok ng mga Olibo sa isang sinaunang daanan patungong Jerusalem mula sa Jerico at sa Jordan. (Mar 10:46; 11:1; Luc 19:29) Sa ngayon ay makikita sa lugar na ito ang maliit na nayon ng el-ʽAzariyeh (El ʽEizariya), isang pangalang Arabe na nangangahulugang "ang Lugar ni Lazaro," na 2.5 km (1.5 mi) sa STS ng Temple Mount.—LARAWAN, Tomo 2, p. 950.

Kung paanong ang Capernaum ang tirahan ni Jesus sa Galilea (Mar 2:1), ang Betania naman ang matatawag na tirahan niya sa Judea. Ito ang nayon na dinalaw ni Jesus noong panahon ng kaniyang ministeryo sa Judea nang dakong huli (mga Oktubre hanggang Disyembre, 32 C.E.), ang kinaroroonan ng tahanan nina Marta, Maria, at Lazaro, na minamahal na mga kaibigan ni Jesus. (Luc 10:38) Nang maglaon, gumawa ng himala si Jesus sa lugar na ito nang buhayin niyang muli si Lazaro.—Ju 11: 1, 38-44.

Anim na araw bago ang huling Paskuwa ni Jesus (habang nagsisimula ang lingguhang Sabbath noong Nisan 8, 33 C.E.), si Jesus ay dumating sa Betania. (Ju 12:1) Pagkatapos ng Sabbath (samakatuwid nga, noong pasimula ng Nisan 9), naghapunan siya sa tahanan ni Simon na ketongin, kasama sina Marta, Maria, at Lazaro. Dito naganap ang pagpapahid sa kaniya ni Maria ng mamahaling langis at ang pagsaway ni Jesus kay Hudas dahil sa paimbabaw nitong pagtutol sa ginawa ni Maria. (Mat 26:6-13; Mar 14:3-9; Ju 12:2-8) Nang panahon ding ito ay nabalitaan na ng mga tao sa Jerusalem na si Jesus ay nasa kalapit na Betania, at yamang tapos na ang Sabbath, isang malaking pulutong ng mga Judio ang dumagsa roon upang makita siya at ang binuhay-muling si Lazaro. (Ju 12:9) Nang sumunod na araw (Nisan 9 pa rin) ay naganap ang matagumpay na pagpasok ni Jesus sa Jerusalem, maliwanag na dumaraan sa Bundok ng mga Olibo sa daan na mula sa Betania. (Mat 21:1-11; Mar 11:1-11; Luc 19:29-38) Noong Nisan 10 ay patungo si Jesus sa Jerusalem mula sa Betania nang sumpain niya ang hindi namumungang puno ng igos, na lubusan nang natuyot noong panahong dumaan siya at ang kaniyang mga alagad nang sumunod na araw (Nisan 11). —Mar 11:12-14, 19, 20.

Noong huling mga araw ng kaniyang buhay sa lupa, ginugugol ni Jesus ang maghapon sa kaniyang mga gawain sa Jerusalem, ngunit sa gabi ay nililisan niya at ng kaniyang mga alagad ang malaking lunsod upang manuluyan sa simpleng nayon ng Betania na nasa S dalisdis ng Bundok ng mga Olibo, tiyak na sa tahanan nina Marta, Maria, at Lazaro. —Mar 11:11; Mat 21:17; Luc 21:37.

Apatnapung araw matapos buhaying-muli si Jesus, nang kailangan na niyang iwan ang kaniyang mga alagad, dinala niya sila, hindi sa templong pinabayaan na noon ng Diyos kundi 'sa labas hanggang sa Betania' sa Bundok ng mga Olibo, kung saan siya nagsimulang umakyat sa langit. —Luc 24:50-53; Gaw 1:9-12.

Naniniwala ang karamihan na ang Benjamitang lunsod ng Anania (Ne 11:32) ang sinaunang lugar na katumbas ng nayon ng Betania noong mga araw ni Jesus.

2. Ang Betania sa kabila ng Jordan ay minsan lamang binanggit, bilang ang lugar kung saan nagbautismo si Juan. (Ju 1:28) Lumilitaw na dito rin niya ipinakilala si Jesus sa kaniyang mga alagad bilang "ang Kordero ng Diyos." (Ju 1:35, 36) Noong ikatlong siglo, inihalili ni Origen ang pangalang Bethabara sa Betania, at sinunod ng *King James Version* ang saling ito; gayunman, Betania ang mababasa sa pinakamapananaligang mga manuskrito. Hindi alam kung saan sa ibayo o S ng Jordan matatagpuan ang lugar na ito. Palibhasa'y mas pabor ang ilan sa tradisyonal na lokasyon ng pinagbautismuhan kay Jesus, ipinapalagay nila na ito ay nasa kabila ng Jordan sa tapat ng Jerico. Gayunman, waring ipinahihiwatig ng ulat sa Juan 1:29, 35, 43; 2:1 na ang Betaniang ito ay isang lugar na mas malapit sa Galilea; samantalang maaaring ipinahihiwatig ng ulat sa Juan 10:40 at 11:3, 6, 17 na ito ay mga dalawang araw na paglalakbay mula sa Betania na tahanan ni Lazaro. Kaya naman malamang na ito ay isang lugar sa T ng Dagat ng Galilea, ngunit hindi posibleng matukoy ang eksaktong lokasyon.

**BET-ANOT** [Bahay ng mga Sagot [samakatuwid nga, sa mga panalangin]]. Isa sa mga lunsod na iniatas sa tribo ni Juda sa bulubunduking pook ng teritoryo nito. (Jos 15:59) Sa ngayon, ipinapalagay

na ito ang Khirbet Beit ʽAnun, mga 6 na km (3.5 mi) sa HHS ng Hebron.

**BET-ARABA** [Bahay ng Disyertong Kapatagan]. Isa sa anim na lunsod na nasa loob ng teritoryo ng Juda at inilarawan bilang nasa "ilang." (Jos 15:61) Binanggit ito noong ilarawan ang mga hangganan sa pagitan ng mga tribo nina Benjamin at Juda. (Jos 15:6) Bagaman nakatala itong kabilang sa nasasakupan ng tribo ni Juda, nang maglaon ay tinukoy ito bilang nakaatas sa Benjamin, na marahil ay nagpapahiwatig na ang lugar na ito ay isang nakapaloob na lunsod ng mga Benjamita. (Jos 18:21, 22) Ang pangalan ng lugar ay mababanaag sa ʽAin el-Gharabah, isang bukal sa H panig ng Wadi el Qilt na mga 6 na km (3.5 mi) sa STS ng Jerico. Kung pagbabatayan ang lokasyong iyan, mangangahulugan ito na ang lugar ay nasa disyertong rehiyon sa H dulo ng Dagat na Patay.

**BET-ARBEL.** Tingnan ang ARBEL, BAHAY NI.

**BET-AVEN** [Bahay ng Pananakit (Bagay na Nakasasakit)].

1. Isang bayan sa teritoryo ng tribo ni Benjamin, malapit sa sinaunang lunsod ng Ai. (Jos 7:2; 18:11, 12) Ito ay nasa ilang, nasa S ng Bethel at K ng Micmash, at umabot dito ang isang natatanging pagbabaka nang maitaboy nina Saul at Jonatan ang mga Filisteo mula sa Micmash.—1Sa 13:5; 14:23.

2. Sa pananaghoy dahil sa idolatriyang isinasagawa ng Israel noong kaniyang panahon, binanggit ng propetang si Oseas ang Bet-aven kasama ang Gibeah at Rama, iba pang prominenteng mga lunsod ng Benjamin. (Os 4:15; 5:8; 10:5, 8) Waring sa mapanghamak na diwa ikinapit ng propeta ang pangalang ito sa lunsod ng Bethel, na dating isang 'bahay ng Diyos' ngunit naging isang 'bahay ng bagay na nakasasakit' dahil sa pagsamba sa guya na itinatag doon.—1Ha 12:28-30.

**BET-AZMAVET.** Tingnan ang AZMAVET Blg. 5.

**BET-BAAL-MEON.** Tingnan ang BAAL-MEON.

**BET-BARA** [Bahay ni Bara]. Nang tinutugis ng mga hukbo ni Gideon ang tumatakas na mga Midianita, nagpasabi si Gideon sa mga lalaki ng Efraim na bihagin "ang tubig hanggang sa Bet-bara at ang Jordan" (Huk 7:24), maliwanag na upang hindi makatawid sa Jordan ang kaaway. Yamang ang pagbabaka ay nangyari sa Mababang Kapatagan ng Jezreel (Huk 6:33), ipinahihiwatig nito na ang lugar ay nasa K ng Jordan. Hindi alam ang lokasyon nito, ngunit ipinapalagay na ito ay nasa pagitan ng Wadi Farʽah at ng Jordan. Gumamit si Ehud ng gayunding taktika sa pakikipaglaban sa mga Moabita nang 'bihagin nila ang mga tawiran ng Jordan laban sa mga Moabita.'—Huk 3:27, 28.

**BET-BIRI.** Isang bayan sa rehiyon ng Negeb ng Juda, na nakaatas sa mga anak ni Simeon. (1Cr 4:24, 31) Sa katulad na talaan ng mga bayan sa Josue 19:6, ang mababasa ay Bet-lebaot, at ipinapalagay ng ilan na ang Bet-biri ay maaaring isang pangalan ng lugar na iyon pagkaraan ng pagkatapon na ginamit ni Ezra nang isulat niya ang Mga Cronica. Ang pangalan nito ay maaaring napanatili sa pangalan ng Jebel el-Biri, isang bundok na mga 40 km (25 mi) sa TK ng Beer-sheba. Salig sa bagay na ito, sinasabi ng ilan na ang Bet-biri ay nasa bundok na iyon o malapit doon.—Tingnan ang BET-LEBAOT.

**BET-CAR** [Bahay ng Barakong Tupa]. Isang lugar na binanggit sa ulat noong talunin ng Israel ang mga Filisteo sa Mizpa. Tinugis ng mga Israelita ang tumatakas na mga Filisteo "hanggang sa timog ng Bet-car." (1Sa 7:11) Sinasabi ng marami na ang Bet-car ay siya ring Bet-hakerem (Jer 6:1; Ne 3:14), na ipinapalagay naman ng ilan bilang ang ʽAin Karim (ʽEn Kerem), mga 7.5 km (4.5 mi) sa KTK ng Temple Mount sa Jerusalem. Kung susundin ang rutang iyan, malamang na mula sa Mizpa ay dumaan ang mga Filisteo sa malalim na Wadi beit Hanina pababa sa Libis ng Sorek patungo sa Kapatagan ng Filistia.—Tingnan ang BET-HAKEREM.

**BET-DAGON** [Bahay ni Dagon].

1. Isang bayan sa teritoryong iniatas sa tribo ni Juda. (Jos 15:21, 41) Bagaman nakatala ito kasama ng iba pang mga bayan ng Sepela o rehiyon ng mababang lupain, ang ipinapalagay na lokasyon nito ay ang Kapatagan ng Filistia sa Khirbet Dajun, di-kalayuan sa TK ng makabagong Beit Dajan (Bet Dagan) at mga 10 km (6 na mi) sa TS ng Tel Aviv-Yafo. May kinalaman dito, mapapansin na ang iba pang mga lunsod sa kapatagan ng Filistia ay nakatala sa kasunod na mga talata. (Jos 15:45-47) Mangangahulugan ito na ang Bet-dagon ay isang nakapaloob na lunsod sa teritoryo ng Dan, na waring gaya rin ng Gedera.—Jos 15:36.

2. Isang bayan sa teritoryo ng Aser, na maliwanag na nasa silanganing bahagi nito at malapit sa hanggahan nito sa Zebulon. (Jos 19:24, 27) Hindi tiyak ang lokasyon nito.

**BET-DIBLATAIM** [Bahay ni Diblataim]. Isang lunsod sa Moab (Jer 48:22) na ang lokasyon ay hindi alam. Gayunman, maaaring ito ang lugar na tinatawag na Almon-diblataim sa Bilang 33:46. Sa inskripsiyon ng Batong Moabita, may binabanggit na isang lunsod na tinatawag na Bet-diblaten na itinayo ni Mesa na hari ng Moab.

**BET-EDEN** [Bahay ng Eden]. Isang lunsod o rehiyon ng Sirya na tinukoy sa Amos 1:5 sa mensahe ng propeta laban sa Damasco. Sa ngayon, karaniwang ipinapalagay na ito ang Bit-adini sa mga inskripsiyong Asiryano, isang rehiyong nasa pagitan ng mga ilog ng Eufrates at ng Balikh. Gayunman, ang gayong lokasyon ay masasabi lamang na tama kung ang "Damasco" sa hula ay ituturing na kumakatawan sa mga kahariang Arameano (Siryano) sa pangkalahatan, yamang ang kaharian ng Bit-adini ay mga 480 km (300 mi) sa H ng Damasco. Ang totoo, ang Damasco ay tinatawag na "ulo ng Sirya" sa Isaias 7:8.

Ang hula ni Amos (malamang na noong mga 804 B.C.E.) na "ang bayan ng Sirya ay paroroon sa Kir bilang mga tapon" ay maliwanag na natupad sa panahon ng Asiryanong monarka na si Tiglat-pileser III, noong panahon ng paghahari ni Haring Ahaz (761-746 B.C.E.).—2Ha 16:9.

"Ang mga anak ng Eden" na binanggit sa 2 Hari 19:12 at Isaias 37:12 ay maaaring tumutukoy sa taong-bayan ng Bet-eden, marahil ang "Eden" ng Ezekiel 27:23.—Tingnan ang EDEN Blg. 2.

**BET-EMEK** [Bahay ng Mababang Kapatagan]. Isang bayan sa teritoryo ng tribo ni Aser. (Jos 19:24, 27) Sa ngayon, ipinapalagay na ito ang Tell Mimas (Tel Bet Ha'Emeq), mga 8 km (5 mi) sa HS ng Aco. Ang orihinal na pangalan ay waring mababanaag sa pangalan ng kalapit na Arabeng nayon ng 'Amqa na sa ngayon ay napabayaan na.

**BETEN** [Nuwes ng Pistasyo]. Isang lunsod na sa Josue 19:25 lamang binanggit; isa sa mga hangganang bayan ng Aser. Hindi tiyak kung saan ang lokasyon nito, yamang hindi alam ang kinaroroonan ng ilan sa iba pang mga bayan na binanggit sa talaan. Gayunman, karaniwang ipinapalagay na ito rin ang Khirbet Ibtin, mga 17 km (11 mi) sa T ng Aco at 13 km (8 mi) sa TS ng Haifa, sa timugang dulo ng Kapatagan ng Aco.

**BET-EZEL.** Isang bayan, maliwanag na nasa Juda, na binanggit sa hula ni Mikas tungkol sa kapahamakang nakatakdang sumapit sa di-tapat na Samaria at Jerusalem. (Mik 1:11) Sa bahaging ito ng hula, paulit-ulit na gumamit ang propeta ng mga salitang katunog ng mga pangalan ng ilang bayan, anupat sa aktuwal ay sinasabi niya: "Sa bahay ng Apra [malamang na nangangahulugang "Alabok"] ay gumumon ka sa mismong alabok. Magdaan ka na nasa kahiya-hiyang kahubaran, O babaing tumatahan sa Sapir [nangangahulugang "Elegante; Pinakinis; Kaayaaya"]. Ang babaing tumatahan sa Zaanan ay hindi lumabas. Kukunin sa inyo ng paghagulhol ng Bet-ezel [nangangahulugang "Bahay sa Malapit (sa Tabi)"] ang kinatatayuan nito. Sapagkat ang babaing tumatahan sa Marot [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "maging mapait"] ay naghintay ng kabutihan, ngunit yaong masama ang bumaba mula kay Jehova hanggang sa pintuang-daan ng Jerusalem." (Mik 1:10-12) Sa babalang ito na patungkol sa mga nakatakdang dumanas ng kasakunaan, sa diwa ay sinasabi ng propeta sa kanila na ang paghagulhol ay aabot hanggang sa Jerusalem.

Bagaman hindi tiyak, ang Bet-ezel ay ipinapalagay na nasa lokasyon ng makabagong-panahong Deir el-'Asal, mga 16 na km (10 mi) sa KTK ng Hebron.

**BETFAGE** [mula sa Heb., malamang na nangangahulugang "Bahay ng mga Unang Igos"]. Binanggit ang Betfage sa ulat tungkol sa pagparoon ni Jesus sa Jerusalem at bilang ang dako na mula rito ay isinugo niya ang kaniyang mga alagad upang kunin ang asno na sinakyan niya noong matagumpay niyang pagpasok sa Jerusalem, Nisan 9, ng taóng 33 C.E. (Mat 21:1, 2; Mar 11:1, 2; Luc 19:29, 30) Ipinakikita ng mga reperensiya na ito ay nasa Bundok ng mga Olibo, malapit sa Jerusalem, at malapit din sa Betania. Bagaman iniisip ng ilan na ang Betfage ay nasa kabila ng bangin sa dakong TS ng Betania sa makabagong-panahong Abu Dis, ang tradisyonal na lokasyon ay nasa pagitan ng Betania at ng Jerusalem sa et-Tur, sa TS dalisdis ng Bundok ng mga Olibo. Mula sa dakong ito ay di-kalayuan na lamang ito sa isa sa mga taluktok ng Bundok ng mga Olibo. Kung bumababa mula roon, makikita ng isa ang lunsod ng Jerusalem nang buung-buo.—Ihambing ang Luc 19:37, 41.

Ang mga pagtukoy ng Talmud sa Betfage ay nagpapahiwatig na itinuturing ito bilang hangganan ng sona ng sabbath sa palibot ng lunsod ng Jerusalem. —Babilonyong Talmud, *Menahot* 78*b;* ihambing ang Gaw 1:12, tlb sa *Rbi8.*

**BET-GADER** [Bahay ng Batong Pader]. Isang pangalan na lumilitaw sa talaangkanan ni Juda. (1Cr 2:50, 51) Ang pangalan ay waring tumutukoy sa isang lugar at hindi sa isang tao. Kaya naman sinasabi ng ilang iskolar na ito ay isang bayan sa Juda. Ang Bet-gader ay posibleng siya ring Geder, isang bayan na ang hari ay kabilang sa mga nilupig ni Josue sa rehiyon sa K ng Jordan.—Jos 12:13.

**BET-GAMUL** [Bahay ng Isa na Inawat sa Suso (o, Isa na Tumatanggap ng Kaukulang Pakikitungo)]. Isang lunsod na binanggit may kaugnayan sa mga kapahayagan ni Jehova laban sa Moab. Itinala ito kasama ng Dibon at ng iba pang mga lunsod ng "lupain ng kapatagan" ng Moab. (Jer 48:21, 23) Karaniwang ipinapalagay na ito ang Jumaiyil na nasa

talampas na rehiyon ng Moab na mga 13 km (8 mi) sa S ng Dibon (Dhiban). Ipinakikita ng katibayan na ang rehiyong ito na di-kalayuan sa H ng Arnon ay sinasaka noong sinaunang mga panahon.

**BET-GILGAL.** Tingnan ang GILGAL Blg. 1.

**BETHABARA.** Tingnan ang BETANIA Blg. 2.

**BET-HAKEREM** [Bahay ng Ubasan]. Isang lugar na malapit sa Jerusalem na tinukoy ni Jeremias bilang angkop na lugar para magtaas ng hudyat na apoy upang magbabala na may papalapit na mga hukbo ng kaaway mula sa H. (Jer 6:1) Noong mga panahon pagkaraan ng pagkatapon, isang distrito ng Juda ang may ganitong pangalan, at si Malkias ang "prinsipe" roon. (Ne 3:14) Dahil binanggit ang Tekoa kasama ng Bet-hakerem sa Jeremias 6:1, sinasabi ng ilan na ang Bet-hakerem ay nasa dakong T ng Jerusalem, sa pagitan ng lunsod na iyon at ng Tekoa. Ito rin ang lokasyong binanggit ni Jerome, na nabuhay noong ikaapat na siglo C.E., nang tukuyin niya ito sa pangalang Bethacharma. Kasuwato ng gayong mga pangmalas, ang iminumungkahing lugar ay ang Khirbet Salih (Ramat Rahel), 4.5 km (3 mi) sa TTK ng Temple Mount. Gayunman, sinasabi ng iba na ang pagbanggit sa Tekoa ay hindi naman nangangahulugang malapit dito ang Bet-hakerem, kaya naman mas pabor sila sa ʽAin Karim (ʽEn Kerem) (nangangahulugang "Bukal ng Ubasan") na 7.5 km (4.5 mi) sa KTK ng Temple Mount. Ito ay nasa isang matabang lupain na may mga taniman ng olibo at mga ubasan, at nasa paanan ng Jebel ʽAli, anupat mula sa mataas na dakong iyon ay makikita ang Bundok ng mga Olibo, ang ilang bahagi ng Jerusalem, at sa dakong K, ang Dagat Mediteraneo. Ipinapalagay ng ilan na ang malalaking bunton ng bato na matatagpuan sa pinakataluktok ay ginamit noon upang pagsunugan ng mga hudyat na apoy gaya niyaong binanggit ni Jeremias.—Tingnan ang BET-CAR.

**BET-HARAN, BET-HARAM.** Isang lunsod sa silanganing panig ng Jordan sa teritoryong hiniling ng tribo ni Gad dahil sa mainam na pastulan nito. Ito ay maaaring itinayo o muling itinayo ng mga Gadita, at bagaman nasa mababang kapatagan, naging isa ito sa kanilang mga nakukutaang lunsod.—Bil 32:1, 34, 36; Jos 13:27.

Ang pangalan nito ay waring napanatili sa Tell er-Rameh sa Wadi er-Rameh (Wadi Husban) sa Kapatagan ng Moab, ngunit ipinapalagay na ang orihinal na lugar ng Bet-haran (Bet-haram) ay ang Tell Iktanu, na mga 13 km (8 mi) sa SHS ng dako kung saan umaagos ang Jordan patungo sa Dagat na Patay. Ang lugar na ito ay malapit sa pinagmumulan ng bantog na maiinit na bukal, na maaaring isang dahilan kung bakit nagtayo si Haring Herodes ng palasyo sa dakong ito. Noong unang bahagi ng Karaniwang Panahon, kilala ang lugar ng Tell er-Rameh bilang Livias, isang pangalang ibinigay rito ni Herodes Antipas, at nang maglaon, ang pangalan nito ay ginawang Julias.

**BETHEL** [Bahay ng Diyos].

1. Isang prominenteng lunsod ng Israel na mas madalas banggitin sa Bibliya kaysa sa iba pang mga lunsod maliban sa Jerusalem. Ipinapalagay na ang lokasyon ng Bethel ay ang kaguhuan na malapit sa makabagong nayon ng Beitin, mga 17 km (11 mi) sa H ng Jerusalem. Kung gayon, ito ay nasa isang mabatong kabundukan sa pinakatimugang bahagi ng bulubunduking rehiyon ng Efraim at mga 900 m (3,000 piye) ang taas mula sa kapantayan ng dagat. Sa ngayon, ang nakapalibot na lupain ay isang napakatigang at mabatong talampas na may kakaunting pananim. Gayunman, ipinakikita ng ilang bukal na matatagpuan doon na ang sinaunang lunsod ay may saganang suplay ng tubig.

Ang estratehikong lokasyon ng Bethel ay nakatulong nang malaki upang ito'y maging isang mahalagang lunsod. Palibhasa'y nasa pinakagulugod ng sentral na kabundukan ng Palestina, ito ay nasa mahalagang rutang H-T na tumatalunton sa kahabaan ng kabundukan mula sa Sikem patimog sa Bethel, Jerusalem, Betlehem, Hebron, at pababa sa Beer-sheba. (Ihambing ang Huk 21:19.) Mayroon ding isa pang ruta na nagdurugtong sa Bethel at sa Jope na nasa K sa may Mediteraneo, gayundin sa Bethel at sa Jerico na nasa S malapit sa Jordan. Sa gayon, ang Bethel ay isang bayan na nasa salubungang-daan, gaya rin ng Samaria, Jerusalem, Hebron, at Beer-sheba. Karagdagan pa, ipinakikita ng katibayan na ang rehiyon sa pagitan ng Jerusalem at Bethel ay may makapal na populasyon, yamang mas maraming bayan doon kaysa sa iba pang bahagi ng Palestina.

Ipinakikita ng arkeolohikal na paghuhukay sa Beitin na ito ay isang lugar na lubhang sinauna, anupat ipinapalagay na sinimulan itong panirahan noong mga ika-21 siglo B.C.E. May natagpuan ding katibayan ng isang matinding pagkawasak at pagkasunog na nag-iwan ng mga pira-pirasong labí at abo na 1.5 m (mga 5 piye) ang kapal sa ilang lugar, at pinaniniwalaan na malamang na naganap ito noong panahong sakupin ng Israel ang Canaan.

Nang pumasok si Abraham sa Canaan, tumigil siya sa Sikem at pagkatapos ay lumipat patungong T "sa bulubunduking pook sa dakong silangan ng Bethel at itinayo ang kaniyang tolda na nasa kanluran ang Bethel at nasa silangan ang Ai." (Gen 12:8) Pagkatapos magpalipas ng ilang panahon

sa Ehipto dahil sa isang taggutom sa Canaan, muling namayan si Abraham sa dakong S ng Bethel, kasama ang pamangkin niyang si Lot. Yamang sa S ng Bethel nagtayo ng tolda si Abraham sa dalawang pagkakataong iyon, ipinapalagay na ang lokasyon ng kaniyang kampamento ay ang Burj Beitin, di-kalayuan sa TS ng Beitin, na tinatawag na "isa sa mga lugar na doon pinakamagandang pagmasdan ang kapaligiran ng Palestina." (*Encyclopædia Biblica,* inedit ni T. K. Cheyne, London, 1899, Tomo I, tud. 552) Maaaring mula sa gayong magandang puwesto pinapili ni Abraham si Lot ng direksiyong nais niyang paroonan kapag humiwalay siya kay Abraham. Dahil dito, "itiningin ni Lot ang kaniyang mga mata at nakita ang buong Distrito ng Jordan" at pinili ang pook na iyon. (Gen 13:8-11) Pagkatapos nito ay inanyayahan ni Jehova si Abraham na tingnan ang lupain sa lahat ng direksiyon at tiniyak Niya sa kaniya na iyon ay ipamamana sa kaniya at sa kaniyang binhi.—Gen 13:14, 15.

Bagaman nang tipunin ni Moises ang ulat ng Genesis ay tinawag niyang "Bethel" ang bayan na malapit sa pinagkampuhan ni Abraham, ipinakikita ng sumunod na rekord na ang orihinal na Canaanitang pangalan nito ay "Luz." (Tingnan ang LUZ Blg. 1.) Nagpalipas ng gabi si Jacob malapit sa lunsod na iyon noong naglalakbay siya mula sa Beer-sheba patungong Haran, at matapos niyang mapanaginipan ang isang hagdanan na umaabot hanggang sa langit at marinig ang pagbibigay-katiyakan ng Diyos sa Abrahamikong pangako, nagtayo siya ng isang haligi at tinawag niyang Bethel ang pangalan ng dakong iyon, bagaman "Luz ang pangalan ng lunsod noong una." (Gen 28:10-19) Pagkaraan ng mga 20 taon ay nakipag-usap ang Diyos kay Jacob sa Haran, na nagpapakilala bilang ang Diyos na nagsalita kay Jacob sa Bethel, at tinagubilinan niya ito na bumalik sa Canaan.—Gen 31:13.

Kasunod ng pagdungis kay Dina sa Sikem at ng paghihiganti ng mga anak ni Jacob sa mga Sikemita, tinagubilinan ng Diyos si Jacob na bumalik sa Bethel. Matapos alisin ni Jacob ang mga kagamitan ng huwad na relihiyon mula sa kaniyang sambahayan at mga lingkod, naglakbay siya patungong



***Mga guho sa kinaroroonan ng sinaunang Bethel. Sa lunsod na ito sa lansangang pababa sa Jerusalem, nagtatag si Jeroboam ng isang sentro ng pagsamba sa guya***

Bethel taglay ang proteksiyon ng Diyos, nagtayo siya roon ng altar, at pinalawak niya ang mas unang pangalan na ibinigay niya sa lugar na iyon, anupat tinawag iyon na El-bethel, nangangahulugang "Ang Diyos ng Bethel." Doon namatay at inilibing ang yayang babae ni Rebeka na si Debora. Doon din pinagtibay ni Jehova ang pagbabago ng pangalan ni Jacob tungo sa Israel, anupat muling binigkas ang Abrahamikong pangako.—Gen 35:1-16.

Pagkaraan ng maraming siglo, nang pumasok ang bansang Israel sa Canaan (1473 B.C.E.), ang pangalang Bethel ay muling ginamit upang tumukoy sa lunsod na dating tinatawag na Luz sa halip na sa dakong pinagkampuhan ni Abraham at ni Jacob. Ipinakikita ng ulat tungkol sa pagsalakay sa Ai na sinikap ng mga Canaanitang lalaki ng Bethel na tulungan ang mga lalaki ng kalapit nitong lunsod ng Ai, ngunit nabigo sila. Kung hindi man nang pagkakataong iyon, noong bandang huli ay natalo ng mga hukbo ni Josue ang hari ng Bethel. (Jos 7:2; 8:9, 12, 17; 12:9, 16) Pagkatapos nito, ang Bethel ay naging isang hangganang lunsod sa pagitan ng mga teritoryo ng mga tribo nina Efraim at Benjamin. Nakatala itong kabilang sa mga lugar na iniatas sa Benjamin, ngunit ipinakikita ng ulat na ang sambahayan ni Jose (na dito ay kasama ang Efraim) ang bumihag sa lunsod. (Jos 16:1, 2; 18:13, 21, 22; Huk 1:22-26) Mula nang panahong iyon ay hindi na tinawag na Luz ang lunsod na ito.

Noong panahon ng mga Hukom, ang tirahan ni Debora na propetisa ay nasa "pagitan ng Rama at ng Bethel sa bulubunduking pook ng Efraim." (Huk 4:4, 5) Waring noong panahong nilalapatan ng kaparusahan ang tribo ni Benjamin dahil sa krimeng ginawa ng mga miyembro nito, ang kaban ng tipan ay pansamantalang inilipat mula sa Shilo tungo sa Bethel, yamang ang lunsod na ito ay mas malapit sa lugar ng labanan na nakasentro sa Gibeah, mga 12 km (7.5 mi) sa T ng Bethel.—Huk 20:1, 18, 26-28; 21:2.

Ang Bethel ay isa sa mga lugar na iniikot ni Samuel taun-taon, kasama ang Gilgal at Mizpa, upang hatulan ang taong-bayan, at itinuturing pa rin iyon noon na isang angkop na lugar para sa pagsamba. (1Sa 7:16; 10:3) Gayunman, mula nang panahong iyon hanggang noong mahati ang kaharian (997 B.C.E.), ang Bethel ay binanggit lamang nang maglagay si Haring Saul doon ng mga hukbo bilang paghahanda sa pakikipaglaban sa mga Filisteo.—1Sa 13:2.

Bilang isang pangunahing lunsod ng hilagang kaharian sa ilalim ni Jeroboam, ang Bethel, na dating isang prominenteng lugar para sa pagsisiwalat ng tunay na Diyos, ay nakilala bilang isang sentro ng huwad na pagsamba. Sa Bethel, na nasa dulong T ng bagong-tatag na kaharian ng Israel, at sa Dan, na nasa dulong H nito, ay naglagay si Jeroboam ng mga ginintuang guya sa pagsisikap na hikayatin ang bayang kaniyang nasasakupan na huwag nang pumaroon sa templo sa Jerusalem. (1Ha 12:27-29) Ang Bethel ay nagkaroon ng sariling bahay at altar para sa pagsamba, isang kapistahan na inimbento lamang, at mga saserdoteng hindi nagmula sa tribo ni Levi. Kaya naman ito ay naging sagisag ng talamak na apostasya. (1Ha 12:31-33) Hindi nagpaliban ang Diyos na Jehova sa pagpapahayag ng kaniyang di-pagsang-ayon. Isinugo niya sa Bethel ang isang "lalaki ng tunay na Diyos" upang magpahayag ng kahatulan laban sa altar na ginagamit sa pagsamba sa guya. Ang pagkabaak ng altar na ito ay nagsilbing palatandaan na tiyak na matutupad ang mga salita ng propeta. Gayunman, pagkaalis sa Bethel, ang 'lalaking ito ng tunay na Diyos' ay naudyukan ng isang matandang propeta ng Bethel na paniwalaan at gawin ang isang bagay na diumano'y itinagubilin ng isang anghel ngunit isa namang paglabag sa tuwirang utos ng Diyos, anupat humantong iyon sa kaniyang kapahamakan. Pagkatapos mapatay ng isang leon, inilibing siya sa Bethel sa sariling dakong libingan ng matandang propeta. Mula sa lahat ng pangyayaring ito ay natanto ng matandang propeta na tiyak na matutupad ang salita ni Jehova kung kaya hiniling niyang ilibing din siya sa libingang iyon pagkamatay niya.—1Ha 13:1-32.

Pansamantalang naagaw ni Haring Abias ng Juda ang Bethel at ang iba pang mga bayan mula sa kontrol ng hilagang kaharian (2Cr 13:19, 20), ngunit lumilitaw na ang Bethel ay nabawi na ng hilagang kaharian noong panahon ni Haring Baasa ng Israel o bago pa nito, yamang sinikap niyang patibayin noon ang Rama na nasa dakong T ng Bethel. (1Ha 15:17; 2Cr 16:1) Bagaman nang maglaon ay pinawi ni Haring Jehu ang pagsamba kay Baal mula sa Israel, nagpatuloy ang pagsamba sa mga ginintuang guya sa Dan at Bethel.—2Ha 10:28, 29.

Bagaman laganap ang huwad na pagsamba sa Bethel, ipinakikita ng ulat na isang grupo ng mga propeta ang naninirahan doon noong panahon nina Elias at Eliseo. Taga-Bethel din ang mga batang lalaki na nanlibak kay Eliseo, na naging dahilan upang puksain ng Diyos ang marami sa kanila.—2Ha 2:1-3, 23, 24.

Noong huling bahagi ng ikasiyam na siglo at kalagitnaan ng ikawalong siglo B.C.E., ipinahayag ng mga propetang sina Amos at Oseas ang kahatulan ng Diyos sa huwad na pagsambang nakasentro sa Bethel. Minsan lamang binanggit ni Oseas ang Bethel (nangangahulugang "Bahay ng Diyos") bilang isang literal na lugar, nang tukuyin niya kung

paano isiniwalat ng Diyos ang kaniyang sarili sa tapat na si Jacob (Os 12:4); gayunman, maliwanag na ginamit niya ang pangalang "Bet-aven," nangangahulugang "Bahay ng Pananakit (Bagay na Nakasasakit)," upang tumukoy sa lunsod na iyon at sa epekto ng huwad na pagsambang isinasagawa roon. (Os 4:15; 5:8) Nagbababala siya na ang guyang idolo nito na pinaglilingkuran ng mga saserdote ng mga banyagang diyos ay magiging sanhi ng pagdadalamhati ng idolatrosong Israel, ang matataas na dako nito ay wawasakin, at ang mga altar nito ay matatakpan ng mga tinik at mga dawag; samantalang dahil sa banta ng pagkatapon sa Asirya, ang mga tao ay sisigaw sa mga bundok, "Takpan ninyo kami!" at sa mga burol, "Mahulog kayo sa amin!" (Os 10:5-8; ihambing ang Luc 23:30; Apo 6:16.) Sa katulad na diwa, ipinakita ng propetang si Amos na gaano man kadalas maghandog ang bayan ng mga hain sa mga altar ng Bethel, ang mga paglalakbay nila patungo sa lugar na iyon upang sumamba ay pawang pagsalansang lamang, at nagbababala siya na ang nagaapoy na galit ni Jehova ay lalagablab laban sa kanila at hindi iyon mapapatay. (Am 3:14; 4:4; 5:5, 6) Dahil sa panghuhulang ito ni Amos doon mismo sa Bethel, nagalit ang apostatang saserdote na si Amazias, anupat pinaratangan niya si Amos ng pagsasalita ng sedisyon at inutusan niya ito na 'bumalik sa Juda na pinanggalingan niya' at doon manghula: "Ngunit sa Bethel ay huwag ka nang gagawa pa ng anumang panghuhula, sapagkat iyon ang santuwaryo ng isang hari at iyon ang bahay ng isang kaharian."—Am 7:10-13.

Ang Bethel ay nanatiling isang santuwaryo ng idolatriya hanggang sa bumagsak sa kamay ng Asirya ang hilagang kaharian noong 740 B.C.E. Kaya naman pagkaraan ng mahigit na isang siglo, tinukoy ito ni Jeremias bilang isang babalang halimbawa sa mga nagtitiwala sa huwad na mga diyos, na hahantong sa kanilang pagkapahiya. (Jer 48:13) Kahit pagkatapos nito, ang Bethel ay nanatiling isang sentro ng relihiyon, sapagkat pinabalik ng hari ng Asirya sa Israel ang isa sa mga tapong saserdote upang ituro sa taong-bayang sinasalot ng mga leon "ang relihiyon ng Diyos ng lupain," at nanirahan sa Bethel ang saserdoteng ito, anupat tinuruan niya ang taong-bayan "kung paano nila dapat katakutan si Jehova." Subalit batay sa naging resulta, maliwanag na isa siyang saserdote ng ginintuang guya, yamang "kay Jehova sila natatakot, ngunit sila ay mga mananamba ng kani-kanilang mga diyos," at nagpatuloy pa rin ang huwad at idolatrosong pagsamba na pinasimulan ni Jeroboam.—2Ha 17:25, 27-33.

Bilang katuparan ng hula ni Oseas, ang ginintuang guya ng Bethel ay dinala sa hari ng Asirya (Os 10:5, 6), ngunit ang orihinal na altar ni Jeroboam ay naroroon pa rin noong panahon ni Haring Josias ng Juda. Noong ika-18 taon ng pamamahala ni Josias (642 B.C.E.) o pagkatapos nito, pinaabot niya ang kaniyang paglipol sa huwad na relihiyon hanggang sa Bethel at pati sa mga lunsod ng Samaria. Winasak ni Josias ang dako ng idolatrosong pagsamba sa Bethel, una ay sa pamamagitan ng pagsunog sa mga buto mula sa kalapit na mga libingan sa ibabaw ng altar, anupat nilapastangan ito bilang katuparan ng hulang ibinigay ng "lalaki ng tunay na Diyos" mahigit na tatlong siglo bago nito. Ang tanging libingan na hindi ginalaw ay yaong sa "lalaki ng tunay na Diyos," sa gayon ay hindi rin nagalaw ang mga buto ng matandang propeta na nasa libingan ding iyon.—2Ha 22:3; 23:15-18; 1Ha 13:2, 29-32.

Ang mga lalaki ng Bethel ay kabilang sa mga Israelitang bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya (Ezr 2:1, 28; Ne 7:32), at ang Bethel ay muling pinanirahan ng mga Benjamita. (Ne 11:31) Noong yugtong Macabeo, pinatibay ito ng Siryanong si Heneral Bacchides (mga 160 B.C.E.) at nang maglaon ay nabihag ito ng Romanong si Heneral Vespasian bago siya naging emperador ng Roma.

**2.** Isa sa mga lunsod na pinadalhan ni David ng mga kaloob pagkatapos niyang matalo ang mga Amalekita. (1Sa 30:18, 26, 27) Yamang kabilang ito sa "mga dakong nilakaran ni David, siya at ang kaniyang mga tauhan," waring ipinahihiwatig nito na ito rin ang lugar na sa ibang bahagi ng Kasulatan ay tinatawag na Betul o Betuel, isang lunsod ng Simeon sa teritoryo ng Juda.—1Sa 30:31; Jos 19:1, 4; 1Cr 4:30; tingnan ang BETUEL Blg. 2.

**BET-HOGLA.** Isang hanggahang bayan ng Benjamin na nasa timog-silangang sulok ng teritoryo ng tribong ito at nasa hangganan sa pagitan ng Benjamin at Juda. (Jos 15:1, 6; 18:11, 19, 21) Karaniwang ipinapalagay ng mga iskolar na ang Bet-hogla ay malapit sa ʽEin Hajla, mga 8 km (5 mi) sa TS ng Jerico.

**BET-HORON.** Ang Mataas na Bet-horon at Mababang Bet-horon ay dalawang bayan na nasa isang estratehikong lokasyon sa sinaunang ruta na nagmumula sa Jope at sa tabing-dagat na kapatagan, paahon sa Libis ng Aijalon patungo sa Bethel o patungo sa Gibeon at Jerusalem. Sa ngayon, dalawang makabagong nayon ang matatagpuan sa mga lugar na ito, ang mataas: Beit ʽUr el Fauqa (Bet Horon ʽElyon) at ang mababa: Beit ʽUr et Tahta (Bet Horon Tahton). Sa gayon, ang Mataas na Bet-horon ay mga 16 na km (10 mi) sa HK ng Jerusalem, at ang Mababang Bet-horon naman ay 2.5 km (1.5 mi) sa KHK ng Mataas na Bet-horon, anupat ang dalawang lugar ay nasa taluktok ng mga burol.

Ang tinukoy na unang nagtayo (o nagtatag) ng mga lugar na ito ay si Seera, na anak na babae

o apong babae ni Efraim. (1Cr 7:22-24) Ang mga bayang ito ay bahagi ng timugang hangganan ng tribo ni Efraim (Jos 16:3, 5), samantalang ang hangganan naman ng tribo ni Benjamin ay sinasabing umabot "sa bundok na nasa timog ng Mababang Bet-horon." (Jos 18:13, 14) Kaya waring ang mga bayang ito ay kapuwa nasa loob ng mana ng Efraim. Nang maglaon, ang Bet-horon, marahil ay ang isa sa dalawang bayan, ay ibinigay sa mga Levita na mula sa mga anak ni Kohat.—Jos 21:20, 22; 1Cr 6:68.

Palibhasa'y nasa pangunahing ruta mula sa tabing-dagat na kapatagan paahon sa maburol na lupain, ang mga bayang ito ay malimit madaanan ng nagdidigmaang mga hukbo. Noong panahon ng pananakop ng Israel, tinalo ni Josue ang limang Amoritang hari na nagsama-sama upang makipagdigma laban sa Gibeon, anupat "tinugis sila sa daan ng sampahan ng Bet-horon." Dito ay nagpabagsak si Jehova ng malalaking batong graniso upang puksain ang marami sa mga Amorita habang tumatakas ang mga ito sa kahabaan ng "dakong palusong sa Bet-horon." (Jos 10:6-12) Ipinapalagay ng ilan na ang "dakong palusong sa Bet-horon" ay tumutukoy sa dakong palusong mula sa Mataas na Bet-horon hanggang sa Mababang Bet-horon, anupat mga 240 m (800 piye) ang pagkakaiba sa altitud ng dalawang lugar.

Nang maglaon, noong panahon ng paghahari ni Haring Saul, ang "daan ng Bet-horon" ay isa sa tatlong ruta na dinaanan ng mga mananamsam na pangkat ng mga Filisteo na lumulusob mula sa Micmash. (1Sa 13:16-18) Itinayo o pinatibay ni Haring Solomon ang dalawang bayan, anupat nilagyan niya ang mga ito ng mga pader, mga pinto, at halang, malamang na dahil ang mga ito ay nagsisilbing pangharang laban sa pagsalakay ng mga hukbo mula sa Ehipto o Filistia. (2Cr 8:5) Itinala ni Sisak ng Ehipto, na sumalakay sa Juda noong panahon ng paghahari ni Rehoboam, ang "Bet-horon" bilang isa sa mga bayan na inangkin niyang nasakop o nasa ilalim ng kaniyang pamumuno. (1Ha 14:25; 2Cr 12:2-9) Nang pauwiin ni Haring Amazias ng Juda ang mga hukbong mersenaryo ng Efraim bago siya makipagbaka sa mga Edomita, nag-init sa galit ang mga sundalong ito mula sa hilagang kaharian, na ang kabisera ay nasa Samaria, kung kaya nilusob nila ang mga Judeanong lunsod hanggang sa Bet-horon.—2Cr 25:5-13.

**BET-JESIMOT** [Bahay ng mga Pagkatiwangwang]. Ang pinakatimugang dako na naabot ng kampamento ng mga Israelita nang sila'y magkampo sa Kapatagan ng Moab bago sila tumawid sa Jordan papasók ng Canaan. (Bil 33:48, 49) Ang kampo ay umabot mula sa Bet-jesimot hanggang sa Abel-sitim, isang distansiya na mga 8 km (5 mi) ayon sa iminumungkahing lokasyon ng mga dakong ito. Sa ngayon, ipinapalagay na ang Bet-jesimot ay ang Tell el-ʽAzeimeh na malapit sa HS sulok ng Dagat na Patay at 19 na km (12 mi) sa TS ng Jerico. Malapit dito ang Khirbet Sweimeh, na bilang isang pamayanang Romano ay nakilala sa pangalang Griego na Besimot. May matatagpuan ding isang malakas na bukal malapit dito. Ang Tell el-ʽAzeimeh ay nasa isang mataas na lupain kung saan matatanaw ang mga kapatagan sa ibaba, at ito ay nakabantay sa labasan ng isa sa mga agusang libis na pababa ng kabundukan sa dakong S.

Ang Bet-jesimot ay bahagi ng teritoryo ni Haring Sihon ng mga Amorita, at nang masakop ng Israel ang rehiyong iyon, iniatas ito sa tribo ni Ruben. (Jos 12:1-3; 13:15-21; ihambing ang Huk 11:13-27.) Noong panahon ng propetang si Ezekiel, kasama ito sa ilang lunsod ng Moab na nasa dalisdis ng kaniyang hanggahan at inilarawan ito bilang "ang kagayakan ng lupain." (Eze 25:8-10) Ipinahihiwatig ng hula na pangyayarihin ni Jehova na mabuksan ang mga hanggahang lunsod na ito, anupat ang Moab ay malalantad sa pagsalakay ng "mga taga-Silangan," o "mga anak ng Silangan," ang mga tribong pagalagala na naninirahan sa Disyerto ng Arabia. (Ihambing ang Huk 6:3, tlb sa *Rbi8;* 8:10.) Malamang na sinakop ng Moab ang Bet-jesimot at ang iba pang mga lunsod ng Ruben pagkatapos na maging tapon ang tribong iyon sa Asirya, kung hindi man bago nito.—1Cr 5:26.

**BET-LEBAOT** [Bahay ng mga Babaing Leon]. Isang lunsod na nakatalang kabilang sa mga lugar na ibinigay sa tribo ni Simeon bilang mga nakapaloob na lunsod na nasa teritoryo ng Juda. (Jos 19:1, 6) Binanggit ito sa ulat sa pagitan ng Hazarsusa at Saruhen, anupat nagpapahiwatig na ito ay nasa rehiyon ng Negeb, lumilitaw na sa dakong K o TK ng Beer-sheba. Sa Josue 15:32 maliwanag na tinukoy lamang ito bilang Lebaot, samantalang sa 1 Cronica 4:31 ang Bet-lebaot ay pinalitan ng pangalang "Bet-biri." Ang Bet-biri ay maaaring isang pangalan ng lokasyon ding iyon pagkaraan ng pagkatapon.—Tingnan ang BET-BIRI.

**BETLEHEM** [Bahay ng Tinapay].

1. Isang bayan sa bulubunduking lupain ng Juda kung saan matatanaw ang pangunahing lansangang-bayan na nagmumula sa Jerusalem pababa sa Beer-sheba. Sa ngayon ay tinatawag itong Beit Lahm (Bet Lehem), na mga 9 na km (5.5 mi) sa TTK ng Temple Mount. Ang altitud nito na mga 780 m (2,560 piye) mula sa kapantayan ng dagat ay halos kapareho niyaong sa Jerusalem. Bagaman mabato ang mga lupain nito, ang mga iyon ay

napagtatamnan ng olibo, ubas, at iba't ibang binutil. —Ru 1:22.

Maliwanag na ang dating pangalan ng Betlehem ay Eprat (o, Eprata). Inilibing ni Jacob si Raquel "sa daang patungo sa Eprat, na siyang Betlehem." (Gen 35:19; 48:7) Kabilang sa binanggit na mga unang inapo ng anak ni Jacob na si Juda ay sina 'Salma na ama ng Betlehem' (1Cr 2:51, 54) at 'Hur na panganay ni Eprata na ama ng Betlehem.' (1Cr 4:4) Maaaring ipahiwatig ng pananalitang iyan na ang mga lalaking ito'y mga ninuno ng mga Israelitang nanirahan nang maglaon sa Betlehem. (Tingnan ang EPRATA Blg. 2.) Nang pumasok ang mga Israelita sa Canaan, ang Betlehem ay naging bahagi ng teritoryo ng Juda, bagaman hindi ito espesipikong binanggit sa alinmang talaan ng mga Judeanong lunsod ni may anumang pahiwatig hinggil sa laki o pagiging prominente nito nang panahong iyon. Yamang may isa pang Betlehem sa teritoryo ng Zebulon (Jos 19:10, 15), ang bayang nasa Juda ay kadalasang binabanggit kasama ang pangalang Eprat, o kaya'y tinatawag na "Betlehem sa Juda."—Huk 17:7-9; 19:1, 2, 18.

Si Hukom Ibzan ay maaaring mula sa Betlehem sa Juda, ngunit dahil walang binanggit na Juda o Eprat sa ulat, ipinapalagay ng marami na siya'y mula sa Betlehem sa Zebulon. (Huk 12:8-10) Si Elimelec, ang asawa niyang si Noemi, at ang kanilang mga anak ay mula sa Betlehem, at dito bumalik si Noemi kasama si Ruth na Moabita. (Ru 1:1, 2, 19, 22) Si Boaz ay taga-Betlehem din, at ang huling mga pangyayari sa aklat ng Ruth tungkol sa mga ninuno ni Jesus (Mat 1:5, 6) ay naganap sa bayang ito at sa mga bukid nito.—Ru 2:4; 4:11.

Si David na anak ni "Jesse na Betlehemita" ay ipinanganak sa Betlehem ng Juda. Inalagaan niya sa lugar na ito ang mga tupa ng kaniyang ama, at nang maglaon ay dito siya pinahiran ni Samuel upang maging hari ng Israel sa hinaharap. (1Sa 16: 1, 4, 13, 18; 17:12, 15, 58; 20:6) Samantalang isang takas, si David ay nanabik na makainom ng tubig mula sa isang imbakang-tubig sa Betlehem, na noo'y kinaroroonan ng isang himpilang Filisteo. (2Sa 23:14, 15; 1Cr 11:16, 17) Mapapansin na may matatagpuan pa ring tatlong balon sa H panig ng bayang ito. Si Elhanan, na isa sa mga namumukodtanging mandirigma ni David, ay anak ng isang lalaking taga-Betlehem (2Sa 23:24), gaya rin ng mga pamangkin ni David na sina Joab, Abisai, at Asahel. Ang matulin-tumakbong si Asahel ay inilibing dito matapos siyang patayin ng malakas na si Abner. —2Sa 2:18-23, 32.

Bagaman nasa isang sentrong lokasyon sa isang pangunahing lansangang-bayan, at estratehiko ang



*Ang Betlehem gaya ng makikita sa ngayon. Dito isinilang si David at si Jesus*

posisyon nito kung tungkol sa mga operasyong militar (palibhasa'y nasa mataas na altitud sa batong-apog na mga kabundukan), at bagaman sariling bayan ito ni David, ang Betlehem ay hindi napiling maging kabisera ni David. Nang maghari ang anak ni Solomon na si Rehoboam, saka lamang muling binanggit nang tuwiran ang Betlehem, noong mapabilang ito sa mga lunsod na pinatibay ng haring iyon. (2Cr 11:5, 6) Pagkatapos bumagsak ang Jerusalem sa kamay ng Babilonya, nang ang mga Judiong naiwan sa Juda ay maglakbay pababa sa Ehipto, pansamantala silang huminto malapit sa Betlehem. (Jer 41:17) Kabilang ang mga lalaki ng Betlehem sa mga bumalik mula sa Babilonya pagkatapos ng pagkatapon.—Ezr 2:21; Ne 7:26.

Gaya ng nabanggit na, ang Betlehem ay hindi nakatalang kabilang sa mga lunsod ng Juda sa mga ulat ng paghahati-hati ng lupain sa mga tribo. Bagaman binanggit ito ng mga aklat ng Bibliya may kaugnayan sa ilang indibiduwal, waring hindi ito naging prominenteng bayan ni nagkaroon man ito ng malaking populasyon. Isa itong "nayon" noong si Jesus ay nasa lupa. (Ju 7:42) Kaya naman sa Mesiyanikong hula ng propetang si Mikas sa Mikas 5:2, masasabi niyang ang Betlehem Eprata ay "napakaliit upang mapabilang sa libu-libo ng Juda." Gayunman, ipinakita ng kaniyang hula na ang maliit na bayan ng Betlehem ay magkakaroon ng bukod-tanging karangalan bilang ang panggagalingan ng Mesiyas. Inunawa ng mga Judio na ang hulang ito'y nangangahulugang ang Mesiyas o Kristo ay ipanganganak at magmumula sa bayang iyon (Ju 7:40-42), at ganito rin ang paniniwala ng kanilang mga punong saserdote at mga eskriba.—Mat 2:3-6.

Sa gayon, bagaman sa Nazaret ng Galilea nagdalang-tao si Maria, ipinanganak niya si Jesus sa Betlehem ng Judea, bilang katuparan ng hula ng Diyos. (Luc 1:26-38; 2:4-7) Nangahulugan ito ng paglalakbay nang 110 km (68 mi) hanggang 150 km (93 mi), depende sa ruta.

Noong ipanganak si Jesus, may mga pastol na naninirahan sa labas sa kaparangan at patuloy na nagbabantay sa gabi sa kanilang mga kawan. (Luc 2:8) Totoong ang mga tupa ay maaaring akayin sa pastulan kung araw anumang kapanahunan ng taon, ngunit ang paninirahan ng mga pastol sa kaparangan at pagpapalipas nila ng gabi roon kasama ang kanilang mga kawan ay isang malinaw na indikasyon kung kailan ipinanganak si Jesus. Ang tag-ulan sa Palestina ay nagsisimula sa bandang kalagitnaan ng Oktubre at tumatagal nang ilang buwan. Pagsapit ng Disyembre, ang Betlehem, tulad ng Jerusalem, ay dumaranas ng malimit na pagyeyelo sa gabi. Kaya, yamang ang mga pastol ng Betlehem ay nasa kaparangan sa gabi, nangangahulugan ito na noo'y hindi pa nagsisimula ang panahon ng tag-ulan. Imposible ring gagalitin ni Cesar Augusto ang mga Judio sa pamamagitan ng pag-uutos na magparehistro sila sa malamig at maulang buwan ng Disyembre, kung kailan napakahirap maglakbay.—Luc 2:1-6; ihambing ang Mat 24:20.

Hindi alam kung saan ang orihinal na lokasyon ng kuwadrang pinagsilangan kay Jesus sa Betlehem. Ilang panahon pagkaraang ipanganak si Jesus, nang ang kaniyang mga magulang ay nakatira, hindi sa isang kuwadra, kundi sa isang bahay, dumalaw sa Betlehem ang ilang astrologong taga-Silangan na naghahanap sa "bata." (Mat 2:1-12) Kumilos ang Diyos upang huwag mauwi sa kamatayan ng batang si Jesus ang pagdalaw nila. Gayunman, ang lahat ng batang lalaki na mula dalawang taóng gulang pababa sa bayan ng Betlehem at sa nakapalibot na teritoryo nito ay pinagpapaslang sa utos ni Haring Herodes. (Mat 2:12, 16) Sa Mateo 2:17, 18, sinipi ng kinasihang manunulat ang hula sa Jeremias 31:15 at ikinapit iyon sa pangyayaring ito.—Tingnan ang RAQUEL.

2. Isang bayan sa teritoryo ng Zebulon. (Jos 19:10, 15) Malamang na sa Betlehem na ito nagmula si Hukom Ibzan, at sa bayang ito siya inilibing, yamang sa ulat ay walang binanggit na Eprat o Juda. (Huk 12:8-10) Ipinapalagay na ang Betlehem ng Zebulon ay ang Beit Lahm (Bet Lehem Ha-Gelilit) na mga 11 km (7 mi) sa KHK ng Nazaret.

**BETLEHEMITA** [Ng (Mula sa) Betlehem]. Taong naninirahan sa Betlehem. Tatlo sa apat na paglitaw ng "Betlehemita" sa Bibliya ay ikinapit kay Jesse na ama ni David.—1Sa 16:1, 18; 17:58; 2Sa 21:19.

**BET-MAACA.** Tingnan ang ABEL-BET-MAACA.

**BET-MARCABOT** [Bahay ng mga Karo]. Isa sa mga nakapaloob na lunsod ng Simeon na ibinigay sa kanila sa loob ng teritoryo ng tribo ni Juda. (Jos 19:1, 5; 1Cr 4:31) Sa katulad na ulat ng mga lunsod na orihinal na nakaatas sa Juda (Jos 15:31), posibleng ang Bet-marcabot ay hinalinhan ng Madmana. Kung ang Bet-marcabot ay siya ring Madmana, maliwanag na ito ay matatagpuan sa pangunahing lansangang-bayan na nagmumula sa Beer-sheba patungo sa Jerusalem at sa mga lokasyon sa H, at ang pangalang Bet-marcabot ay maaaring ikalawang pangalan ng Madmana. Ang pangalan ng bayan na nakatalang kasunod ng Bet-marcabot, ang Hazar-susa (o Hazar-susim), ay nangangahulugang "Looban (Pamayanan) ng Kabayong Babae (o mga Kabayo)." Ipinapalagay ng ilan na ang dalawang lugar na ito ay mga depo at mga dakong hintuan para sa mga kabayo at mga karo,

na dumaraan sa sinaunang mga ruta sa pagitan ng Palestina at Ehipto. Ginamit din ang mga karo sa digmaan (Huk 1:19), at maaaring ang Bet-marcabot ay isang tanggulang lunsod ng mga Canaanita na mula roon ay makalalabas ang kanilang mga karong pandigma patungo sa mga patag na lupain sa lugar ng Beer-sheba.—Tingnan ang MADMANA Blg. 2.

**BET-MEON** [pinaikling anyo ng Bet-baal-meon]. Isang lunsod ng Moab na binanggit sa Jeremias 48:23. Malamang na ito rin ang Baal-meon o Bet-baal-meon.—Tingnan ang BAAL-MEON.

**BET-MERHAK** [Bahay sa Malayo; Malayong Bahay]. Nang lisanin ni Haring David ang Jerusalem dahil sa paghihimagsik ng kaniyang anak na si Absalom, huminto siya sa Bet-merhak, marahil ay ang huling bahay sa Jerusalem sa direksiyon na patungo sa Bundok ng mga Olibo bago tumawid sa Libis ng Kidron. (2Sa 15:17, 23) Waring noong pagkakataong iyon ay sinuri ni Haring David ang kaniyang mga hukbo habang tumatawid sila sa libis, sa gayon ay nagpapahiwatig na hindi sila tumakas nang nagkakagulo kundi lumisan sila nang maayos mula sa lunsod.—2Sa 15:18-26.

**BET-MILO.** Tingnan ang MILO.

**BET-NIMRA** [Bahay ng Leopardo]. Isang bayan na nakaatas sa tribo ni Gad sa S panig ng Jordan; tinawag din itong Nimra. (Bil 32:3, 34, 36) Sinasabing ito ay nasa "mababang kapatagan" at dating bahagi ng nasasakupan ni Haring Sihon. (Jos 13:27) Waring ang sinaunang pangalan nito ay napanatili sa makabagong Tell Nimrin, na nasa T na panig ng Wadi Nimrin, ngunit ang orihinal na lokasyon ay maliwanag na nasa Tell Bleibil, mga 2.5 km (1.5 mi) sa dakong HS, sa H panig ng *wadi,* anupat ipinakita ng mga pagsusuri na pinanahanan ito noong panahon ng mga Israelita at pagkatapos ay inabandona. Sa gayon, ito ay mga 19 na km (12 mi) sa SHS ng Jerico.

**BETONIM** [Mga Nuwes ng Pistasyo]. Isang lunsod sa S ng Jordan. Ibinigay ito ni Moises bilang "kaloob" sa tribo ni Gad. (Jos 13:24-27) Karaniwang ipinapalagay na ang Betonim ay ang makabagong-panahong Khirbet Batneh sa bulubunduking lupain na 21 km (13 mi) sa K ng Raba (sa Ammon).

**BET-PAZEZ** [Bahay ng Pagdurog]. Isang bayan ng Isacar sa hangganan nito. (Jos 19:17, 21) Hindi matiyak ang lokasyon nito, bagaman ipinapalagay ng ilan na ito ay ang Kerm el-Hadetheh na malapit sa sinasabing lugar ng En-hada na binanggit kasama ng Bet-pazez.

**BET-PELET** [Bahay ng Pagtakas]. Isang bayan sa timugang bahagi ng mana ng Juda. (Jos 15:21, 27) Kabilang ito sa mga Judeanong lunsod na muling pinanirahan pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya. (Ne 11:26) Kung pagbabatayan ang iba pang mga bayan na nakatalang kasama nito, matatagpuan ito sa kapaligiran ng Beer-sheba, ngunit hindi ito matiyak.

**BET-PEOR** [Bahay ng Peor]. Noong huling taon ng kanilang paglalakbay sa ilang, ang bansang Israel ay nagkampo "sa libis sa tapat ng Bet-peor." (Deu 3:29) Maaaring ang Bet-peor ay isang bayan na nasa mga dalisdis ng Peor. Maaaring kapuwa ang bundok at ang bayan ay nauugnay sa pagsamba sa "Baal ng Peor." Gaya ng iniulat ng Bilang 25:1-9, ang mga Israelita ay nasilo ng imoral na mga ritwal na kasangkot sa gayong pagsamba.—Tingnan ang BAAL NG PEOR.

Sa Kapatagan ng Moab, sa rehiyon ng Jordan, muling binigkas ni Moises ang Kautusan sa Israel, at pagkamatay niya, inilibing siya "sa libis sa lupain ng Moab sa tapat ng Bet-peor." Lumilitaw kung gayon na ang Bet-peor ay nasa "lupain ng Moab," samakatuwid nga, sa lupaing pinanirahan ng mga Moabita, ngunit sa teritoryong naging sakop ni Haring Sihon ng mga Amorita hanggang noong matalo siya ng bansang Israel. (Deu 4:46; 34:6) Nang maglaon ay iniatas ito sa tribo ni Ruben, at binanggit itong kasama ng 'mga dalisdis ng Pisga at ng Bet-jesimot.' —Jos 13:15, 20.

Ipinahihiwatig ng lahat ng tekstong ito na ang Bet-peor ay malapit sa HS dulo ng Dagat na Patay at nakaharap sa Kapatagan ng Moab. Hindi matiyak ang eksaktong lokasyon nito. Gayunpaman, may binanggit si Eusebius na gayong lugar na mga anim na milyang Romano (9 na km; 5.5 mi) sa S ng Livias (makabagong Tell er-Rameh). (*Onomasticon,* 48, 3-5) Dahil dito, ipinapalagay ng ilan na ang Bet-peor ay ang Khirbet esh-Sheikh-Jayil na mga 5 km (3 mi) sa KHK ng pinaniniwalaang lugar ng Bundok Nebo. Ang lugar na ito ay nasa dalisdis ng isang bundok na maaaring ang "Peor" na huling dakong pinagdalhan kay Balaam upang sumpain ang Israel. Kung tama ang nabanggit na lokasyon, ang "libis na nasa tapat ng Bet-peor" ay malamang na ang Wadi Husban.—Bil 23:28; Deu 4:46; tingnan ang PEOR.

**BET-RAPA** [Bahay ni Rapa]. Ang pangalang ito ay lumilitaw sa 1 Cronica 4:12 kung saan sinasabing 'naging anak ni Eston si Bet-rapa.' Dahil sa paggamit ng "Bet" (nangangahulugang "Bahay") sa pangalang ito, iniisip ng maraming komentarista na tumutukoy ito sa isang sambahayan o sa isang lugar. Ang *Commentary on the Old Testament* nina Keil at Delitzsch (1973, Tomo III, 1 Chronicles, p. 88)

ay nagsabi: “Kay Eston nagmula ang bahay (sambahayan) ni Rapa, na tungkol din sa kanila ay wala nang anupamang sinasabi; sapagkat hindi sila maaaring iugnay sa Benjamitang si Rapa (viii. 2) ni sa mga anak ni Rapa (xx. 4, 6, 8).”

**BET-REHOB** [Bahay ng Liwasan (Malawak na Dako)]. Maliwanag na ito ay pangalan ng isang maliit na kahariang Arameano, marahil ay partikular na ikinapit sa pangunahing lunsod nito. Sa ulat ng pagsalakay sa Lais ng 600 Danita, ang Lais ay inilalarawan na “nasa mababang kapatagan na nasa Betrehob.” (Huk 18:7, 28) Nang maglaon, noong panahon ni David, umupa ang mga Ammonita ng mga mersenaryong Siryano mula sa Bet-rehob sa isang nabigong pagsisikap na ipagtanggol ang kanilang sarili laban sa mga hukbong Israelita. (2Sa 10:6) Tinawag din itong “Rehob” (2Sa 10:8) at sa gayon ay ipinapalagay na siya ring lugar na binanggit na kabilang sa mga narating ng 12 tiktik na Israelita nang magsiyasat sila sa lupain ng Canaan.—Bil 13:21.

Yamang ang Bet-rehob ay iniuugnay sa “mababang kapatagan” na kinaroroonan ng Lais (nang maglaon ay tinawag na Dan) at yamang sinasabi sa Bilang 13:21 na ang Rehob ay nasa direksiyon ng “pagpasok sa Hamat,” malamang na ito ay matatagpuan sa timugang bahagi ng Libis ng Beqaʽ, na nasa pagitan ng kabundukan ng Lebanon at ng Anti-Lebanon. Hindi matiyak ang eksaktong lokasyon nito.

**BETSAIDA** [mula sa Aramaiko, nangangahulugang “Bahay ng Mangangaso (o, Mangingisda)”]. Ang lunsod na pinagmulan nina Felipe, Andres, at Pedro (Ju 1:44), bagaman waring nananahanan sina Simon Pedro at Andres sa Capernaum noong panahon ng ministeryo ni Jesus. (Mat 8:5, 14; Mar 1:21, 29) Ito ay isang lunsod “ng Galilea.” (Ju 12:21) Pagkamatay ni Juan na Tagapagbautismo, umalis si Jesus patungong Betsaida kasama ang kaniyang mga alagad, at sa isang liblib at madamong lugar sa kapaligiran nito, makahimala siyang naglaan ng pagkain para sa mga 5,000 lalaki, bukod pa sa mga babae at mga bata, na nagkatipon upang makinig sa kaniya. (Luc 9:10-17; ihambing ang Mat 14:13-21; Ju 6:10.) Sa labas ng Betsaida, nang maglaon ay pinanumbalik ni Jesus ang paningin ng isang bulag na lalaki. (Mar 8:22) Yamang ang makapangyarihang mga gawang ito ay naganap sa kanilang kapaligiran, ang taong-bayan ng Betsaida sa pangkalahatan, kasama ang populasyon ng Corazin, ay marapat lamang na dustain dahil sa kanilang dinagsisising saloobin.—Luc 10:13.

Ang pagkakakilanlan ng “nayon” (Mar 8:22, 23) o “lunsod” (Luc 9:10) ng Betsaida ay naging paksa ng maraming talakayan. Itinuturo ng mga pagbanggit ng Kasulatan ang isang lugar na nasa H baybayin ng Dagat ng Galilea. Iniugnay ni Josephus ang pangalan nito sa isang mataong nayon na di-kalayuan sa dakong S kung saan bumubuhos ang Ilog Jordan sa Dagat ng Galilea. Ang lunsod na ito ay muling itinayo ni Felipe na tetrarka at pinanganlang Julias bilang parangal sa anak na babae ni Cesar Augusto. (*Jewish Antiquities,* XVIII, 28 [ii, 1]) Ang sinaunang mga guho ng lugar ng mismong Julias ay nasa et-Tell, mga 3 km (2 mi) mula sa dagat; gayunman, ang mga labí ng isang mas maliit na pangisdaang pamayanan ay nasa el-ʽAraj sa mismong baybayin. Dito ay may likas na daungan na ginamit ng mga mangingisda hanggang nitong mga panahong kalilipas lamang, kaya ang heograpikal na kalagayan ng lugar na ito ay tumutugma sa kahulugan ng pangalang Betsaida.

Bagaman tinatanggap nila na ang pagkakakilanlang ito ay kumakapit sa Betsaida sa ilan sa mga teksto, ipinangangatuwiran ng maraming komentarista na may ikalawang Betsaida humigit-kumulang sa dakong K ng Jordan. Ang pangmalas na ito ay dahil sa pagkaunawa na, batay sa mga pananalita ni Josephus at ng iba pa, ang hangganan ng teritoryo ng Galilea ay hindi umabot sa S ng Jordan. Sinabi mismo ni Josephus na ang Julias ay nasa “mababang Gaulanitis,” ang rehiyon sa dakong S ng Dagat ng Galilea. (*The Jewish War,* II, 168 [ix, 1]) Gayunman ang Betsaida ay sinasabing bahagi “ng Galilea.” (Ju 12:21) Gayunman, waring hindi naman laging natutukoy nang eksakto ang rehiyon ng Galilea, anupat tinukoy pa nga ni Josephus ang isang Hudas ng Gaulanitis bilang “isang taga-Galilea.” (*Jewish Antiquities,* XVIII, 4 [i, 1]; *The Jewish War,* II, 118 [viii, 1]) Malaki rin ang posibilidad na ang ilan sa populasyon ng lunsod ng Betsaida ay umabot hanggang sa K pampang ng Jordan, mga 1.5 km (1 mi) ang layo.

Karagdagan pa, yamang sinasabi ng salin ng *King James Version* sa Marcos 6:45 na tinagubilinan ni Jesus ang kaniyang mga apostol na “pumaroon [sa pamamagitan ng bangka] sa kabilang panig sa Betsaida,” samantalang sinasabi naman sa katulad na ulat sa Juan 6:17 na ang kanilang destinasyon ay Capernaum, ipinapalagay ng ilan na ito rin ay humihiling ng ikalawang Betsaida na nasa K panig ng Jordan malapit sa Capernaum. Gayunman, ipinahihintulot ng makabagong mga salin ng teksto sa Marcos 6:45 ang pagkaunawa na sinimulan ng mga apostol ang kanilang paglalakbay papuntang Capernaum sa pamamagitan ng pagparoon muna sa baybayin “patungong Betsaida” (ang lugar kung saan nila iniwan si Jesus na maliwanag na malapit sa pinangyarihan ng makahimalang pagpapakain sa 5,000, malamang ay may kalayuan sa T ng Betsaida at nasa kabilang panig ng dagat mula sa



***Ang Bet-sean, na itinayo sa gulod na ito, ay nasa estratehikong dako sa silangang pasukan ng Libis ng Jezreel***

Capernaum), at pagkatapos ay tumawid sila sa hilagaang dulo ng dagat, patungo sa pinakadestinasyon nila, ang Capernaum. Dumaong sila sa baybayin ng lupain ng Genesaret, lumilitaw na bahagyang nasa T ng lunsod ng Capernaum.—Mar 6:53.

Kaya, bagaman iba't ibang lokasyon ang iminumungkahi para sa ikalawang Betsaida, hindi ito kailangan ayon sa mga ulat ng Bibliya. Mapapansin din na ang iminumungkahing mga lugar na ito ay pawang malapit sa Capernaum at malayong mangyari na dalawang lunsod ang may iisang pangalang Betsaida at ilang milya lamang ang pagitan sa isa't isa.

**BET-SEAN, BET-SAN.** Noong una ay isang pangunahing nakukutaang lunsod ng mga Canaanita, na nasa isang mataas at estratehikong dako sa pasukan ng Libis ng Jezreel mula sa Libis ng Jordan. Ang pangalang ito ay nananatili pa rin sa pangalan ng Beisan (Bet She'an), at ang sinaunang lokasyon naman ay nasa kalapit na Tell el-Husn (Tel Bet She'an). Ang lupain sa lugar ng Bet-sean ay mas mababa nang mga 120 m (390 piye) mula sa kapantayan ng dagat, at sa dakong S ay papalusong pa ito hanggang sa mga 275 m (900 piye) mula sa kapantayan ng dagat sa tabi ng pampang ng Ilog Jordan, mga 5 km (3 mi) ang layo. Palibhasa'y itinayo sa isang malaking gulod sa bandang itaas ng dalisdis na ito, maganda ang posisyong militar ng Bet-sean. Sa dakong K ng Bet-sean, ang kapatagang libis, na dinaraanan ng ilog ng Jalud (Nahal Harod), ay natutubigang mainam at mataba at papaahon nang banayad hanggang sa umabot ito sa Jezreel na mga 17 km (11 mi) sa dakong KHK.

Ang bayan ng Bet-sean ay isa ring salubungang-dako na nasa popular na ruta na nagmumula sa Baybayin ng Mediteraneo patawid sa Libis ng Jordan at patungong Damasco at Arabia.

Sa arkeolohikal na paghuhukay sa Bet-sean, natuklasan ang maraming suson o lebel ng sinaunang mga guho, na ang pinakamaaga ay bago pa ang panahon ni Abraham. (DAYAGRAM, Tomo 1, p. 959) Noong kalagitnaan ng ikalawang milenyo B.C.E., ang Bet-sean ay waring napasailalim ng pamumuno ng Ehipto bilang resulta ng tagumpay ni Thutmose III sa Megido. Ipinahihiwatig ng arkeolohikal na katibayan na ito ay naging himpilan ng mga Ehipsiyo noong panahon ng pamamahala ng ilang Paraon.

Noong panahong masakop ng Israel ang Canaan (1473-mga 1467 B.C.E.), ang Bet-sean, na nasa loob ng teritoryong ibinigay sa Isacar, ay iniatas sa tribo ni Manases bilang pag-aari. (Jos 17:11; 1Cr 7:29) Hindi napalayas ng mga lalaki ng Manases ang mga Canaanita sa Bet-sean at sa iba pang mga bayan sa libis, anupat ipinangatuwiran nila na mas malakas ang puwersang militar ng mga Canaanita dahil sa mga karong pandigma ng mga ito na may mga lingkaw na bakal, ngunit ang dahilan nilang ito ay

hindi naging katanggap-tanggap sa kanilang kumandanteng si Josue. Gayunpaman, bagaman hindi naitaboy ang mga Canaanita, nang dakong huli ay nasupil sila at isinailalim sa puwersahang pagtatrabaho.—Jos 17:12, 13, 16-18; Huk 1:27, 28.

Ang Bet-sean ay sakop ng mga Filisteo noong panahon ng paghahari ni Haring Saul, at pagkatapos na matalo ng mga Filisteo si Saul sa karatig na Bundok Gilboa, inilagay nila ang kaniyang baluti sa "bahay ng mga imahen ni Astoret" at ang kaniyang ulo naman sa bahay ni Dagon, at ibinitin nila ang mga bangkay ni Saul at ng kaniyang mga anak sa pader ng Bet-san (Bet-sean), maliwanag na sa bandang loob na nakaharap sa liwasan ng lunsod. Ang mga bangkay ay kinuha ng matatapang na Israelita ng Jabes-gilead, na mga 20 km (12 mi) ang layo at nasa kabilang ibayo ng Jordan, anupat marahil ay pinasok nila ang lunsod sa gabi upang magawa ito.—1Sa 31:8-13; 2Sa 21:12; 1Cr 10:8-12.

Kaayon ng nabanggit na ulat, natuklasan sa paghuhukay sa Tell el-Husn ang mga guho ng dalawang templo. Ipinapalagay na ang isa sa mga ito ay templo ni Astoret at ang isa naman, na nasa mas dako pang T, ay templo ni Dagon. Ang templo ni Astoret ay tinatayang patuloy na ginamit hanggang noong mga ikasampung siglo B.C.E. Ipinakikita ng katibayan na mas maaga pa rito ay sinasamba na roon ang isang diyos na Baal na tinukoy sa isang stela bilang si "Mekal na panginoon [Baal] ng Bet-san."

Nang maglaon ay nilupig ng mga Israelita ang lunsod, walang alinlangang noong panahon ng paghahari ni David; at noong panahon ng paghahari ni Solomon, ang Bet-sean ay kabilang sa isa sa 12 distrito na naglalaan ng pagkain sa sambahayan ng hari. (1Ha 4:12) Pagkatapos na mahati ang kaharian, ang Palestina ay sinalakay ni Paraon Sisak (tinatawag na Sheshonk ng mga Ehipsiyo) noong ikalimang taon ni Haring Rehoboam (993 B.C.E.). (1Ha 14:25) Inilalarawan ng relyebe sa isang pader sa Karnak sa Ehipto ang matagumpay na kampanya at pananakop ni Sisak sa maraming bayan, kabilang na ang Bet-sean.

Noong panahon ng mga Macabeo, ang Bet-sean ay tinatawag nang Scythopolis, at sinasabi ng Judiong istoryador na si Josephus na ito ang pinakamalaking lunsod sa Decapolis. (*The Jewish War,* III, 446 [ix, 7]) Sa sampung lunsod sa Decapolis, ito lamang ang nasa K ng Jordan.

**BET-SEMES** [Bahay ng Araw]. Ang pangalan ng apat na lunsod sa ulat ng Bibliya.

1. Isang lunsod na nasa hilagaang hangganan ng Juda; itinala sa ulat sa pagitan ng Kesalon at Timnah. (Jos 15:10) Maliwanag na tinatawag itong Ir-semes (nangangahulugang "Lunsod ng Araw") sa Josue 19:41, kung saan lumilitaw ito bilang isang bayan sa hangganan ng Dan, ang tribong karatig ng Juda sa hilaga. Nang maglaon ay ipinagkaloob ng Juda ang Bet-semes sa mga Levita bilang isang lunsod ng mga saserdote.—Jos 21:13, 16; 1Cr 6:59.

Ipinapalagay na ang Bet-semes ay ang Tell er-Rumeileh (Tel Bet Shemesh) na nasa K ng mga guho ng lunsod ng Byzantium na malapit sa makabagong-panahong ʽAin Shems, anupat bahagyang napanatili sa pangalang iyan ang pangalan ng sinaunang lugar. Kaya ang Bet-semes ay mga 26 na km (16 na mi) sa K ng Jerusalem at nasa pangunahing lansangan mula sa lunsod na iyon patungo sa mga Filisteong lunsod ng Asdod at Askelon. Maliwanag na isa itong estratehikong dako kung tungkol sa militar yamang mula rito ay mababantayan ang mataas na bahagi ng agusang libis ng Sorek at ang isa sa mga pangunahing pasukan mula sa mga baybaying kapatagan patungo sa rehiyon ng Sepela at sa kabundukan ng Juda. Ipinakikita ng paghuhukay sa lugar na ito na ang lunsod ay may sinaunang kasaysayan, anupat maraming katibayan doon ng impluwensiyang Filisteo.

Nang ibalik ng mga Filisteo sa Israel ang kaban ni Jehova sakay ng isang karwahe, matapos na sila'y salutin ng sakit, ang mga bakang humihila sa karwahe ay kusang dumeretso sa Levitang lunsod na ito ng Bet-semes. Gayunman, kumilos nang diwasto ang ilan sa mga naninirahan sa Bet-semes nang tingnan nila ang kaban ng tipan anupat dahil dito ay 70 katao ang namatay. (1Sa 6:9-20) Ang pariralang "limampung libong lalaki" na lumilitaw sa 1 Samuel 6:19 sa tekstong Hebreo ay hindi iniugnay sa "pitumpung lalaki" sa pamamagitan ng anumang pangatnig, at ipinapalagay ng ilan na ito ay nagpapahiwatig ng isang interpolasyon. Sa pagtalakay niya sa ulat ng Bibliya, sinabi ni Josephus (*Jewish Antiquities,* VI, 16 [i, 4]) na 70 lalaki lamang ang pinatay; wala siyang binanggit na 50,000.—Tingnan ang 1Sa 6:19, tlb sa *Rbi8.*

Ang Bet-semes ay isa sa mga lunsod na kasama sa kaayusan ni Haring Solomon upang paglaanan ng pagkain ang maharlikang sambahayan. (1Ha 4:7, 9) Natagpuan doon ang mahahaba at makikitid na silid na pinaniniwalaang ginamit sa pag-iimbak ng mga butil, gayundin ang isang malaking imbakan sa ilalim ng lupa na nababalutan ng bato at mga 7 m (23 piye) ang diyametro at halos 6 na m (20 piye) ang lalim. Ipinakikita ng maraming pisaan ng ubas at pisaan ng olibo na nahukay roon na ang lugar na iyon ay pinanggagalingan noon ng saganang langis at alak.

May-kamangmangang hinamon ni Haring Amazias (858-830 B.C.E.) si Jehoas ng Israel ngunit natalo siya at nabihag sa Bet-semes. (2Ha 14:9-13; 2Cr

25:18-23) Noong panahon ng paghahari ni Ahaz (761-746 B.C.E.), ang kasamaan at kawalang-katapatan ng bansa ang naging dahilan kung bakit nakuha ng mga Filisteo ang Bet-semes. (2Cr 28:18, 19) Isang may-tatak na hawakan ng banga na may inskripsiyong “nauukol kay Eliakim, katiwala ni Jaukin [pinaikling anyo ng pangalang Jehoiakin],” ang nahukay sa Bet-semes at ipinapalagay na tinutukoy nito ang hari na may gayong pangalan. Maaaring ipinahihiwatig nito nang maglaon ay nabawi ng kaharian ng Juda ang lunsod mula sa mga Filisteo.

2. Isang nakukutaang lunsod sa teritoryo ng Neptali. (Jos 19:35-39) Bagaman hindi napalayas ang mga Canaanitang naninirahan sa lunsod na ito, sumailalim sila sa puwersahang pagtatrabaho para sa mga Neptalita. (Huk 1:33) Hindi pa rin matukoy ang sinaunang lokasyon nito.

3. Isang bayan ng Isacar na malapit sa Jordan. (Jos 19:22, 23) Bagaman iba't iba ang iminumungkahing lokasyon ng lugar na ito, mas pabor ang ilang iskolar sa el-ʽAbeidiyeh na nasa pampang ng Jordan, mga 3 km (2 mi) sa T ng Dagat ng Galilea at mga 16 na km (10 mi) sa S ng Bundok Tabor. Ang sinaunang pangalan ay posibleng napanatili sa kalapit na Khirbet Shamsawi.

4. Isang lunsod sa Ehipto na binanggit sa hula ni Jeremias hinggil sa dumarating na pagkawasak ng bansang iyon. (Jer 43:13) Ipinapalagay na ito rin ang Heliopolis (nangangahulugang “Lunsod ng Araw”), na nasa HS dulo ng makabagong Cairo. Sa ibang bahagi ng Kasulatan ay tinatawag ito sa Ehipsiyong pangalan nito na On.—Tingnan ang ON Blg. 2.

**BET-SEMITA** [Ng (Mula sa) Bet-semes]. Isa na naninirahan sa Bet-semes ng Juda. Ang terminong ito ay ikinapit kay Josue, ang may-ari ng bukid na hinintuan ng karwaheng nagdala sa kaban ng tipan mula sa mga Filisteo. Sa “isang malaking bato” sa bukid na iyon ipinatong ang kaban anupat nakalantad sa paningin ng mga naroroon.—1Sa 6:14, 18.

**BET-SITA** [Bahay ng [Punong] Akasya]. Isang bayan na dinaanan ng mga Midianita sa kanilang pagtakas matapos silang malupig ni Hukom Gideon sa Mababang Kapatagan ng Jezreel. (Huk 7:22) Yamang ang mga Midianita ay patungo noon sa rehiyon ng Jordan, malamang na ang Bet-sita ay nasa dakong S o TS ng burol ng More at ng balon ng Harod. Naganap ang pagbabaka malapit sa mga lugar na ito. (Huk 7:1) Sinasabi ng ilan na ang Bet-sita ay malamang na ang Shattah (Bet Ha-Shitta), mga 4.5 km (3 mi) sa STS ng makabagong ʽEn Harod, anupat mababanaag din dito ang orihinal na pangalan. Ayon naman sa iba, masyado itong malapit sa pinangyarihan ng pagbabaka, kaya iminumungkahi nila ang isang lokasyon na mas dako pang TS, bagaman wala silang partikular na lugar na tinutukoy.

**BET-TAPUA** [Bahay ng [Puno ng] Mansanas]. Isang lunsod sa maburol na lupain malapit sa Hebron at bahagi ng manang teritoryo ng Juda. (Jos 15:20, 48, 53) Sinasabi ng ilan na ang pangalan nito ay kinuha sa Judeanong nagngangalang Tapua (1Cr 2:42, 43); gayunman, posible rin na pinangalanan itong Bet-tapua dahil malamang na maraming puno ng mansanas noon sa lugar na iyon. Sa ngayon ay ipinapalagay na ito ang makabagong Taffuh, mga 6 na km (3.5 mi) sa KHK ng Hebron.

**BETUEL.**

1. Pamangkin ni Abraham, anak ng kaniyang kapatid na si Nahor kay Milca. (Gen 22:20, 22) Naging anak ni Betuel sina Rebeka at Laban. (Gen 22:23; 24:15, 24, 29) Nang maglaon ay kinilala ni Betuel na ang Diyos ang nagdala sa alipin ni Abraham sa kaniyang tahanan sa paghahanap nito ng mapapangasawa ni Isaac. Sinabi nila ni Laban, “Kay Jehova nagmula ang bagay na ito.” (Gen 24:50) Si Betuel ay tinawag na Siryano o Arameano, palibhasa'y naninirahan sa patag na lupain ng Aram.—Gen 25:20; 28:2, 5.

2. Ipinahihiwatig ng paghahambing sa mga talaan ng mga bayan sa Josue 15:30; 19:4 at 1 Cronica 4:30 na ang bayang ito ay tinawag ding Betul at Khesil. Ito'y nasa timugang bahagi ng teritoryo ng Juda ngunit iniatas sa tribo ni Simeon bilang isang nakapaloob na lunsod. Kaya, lumilitaw na ito rin ang “Bethel” na tinukoy sa 1 Samuel 30:27 bilang isa sa mga lugar na pinadalhan ni David ng ilang bahagi ng samsam bilang kaloob. Ipinapalagay na ito ay ang Khirbet el-Qaryatein (Tel Qeriyyot), na mga 19 na km (12 mi) sa T ng Hebron. Gayunman, mas pabor ang ilan sa Khirbet er-Ras (Horvat Rosh) na mga 24 na km (15 mi) sa dakong K ng lugar na iyon. —Tingnan ang KHESIL.

**BETUL.** Tingnan ang BETUEL Blg. 2.

**BETZATA.** Ang pangalang ito'y lumilitaw may kaugnayan sa isang tipunang-tubig na may ganitong pangalan at doo'y pinagaling ni Jesus ang isang lalaki na 38 taon nang may sakit. (Ju 5:1-9) Sa Juan 5:2, ang ilang manuskrito at salin (*AS-Tg, MB*) ay kababasahan ng “Betesda.” Ang tipunang-tubig ay inilalarawan na may limang kolonada, at sa mga ito'y nagkakatipon ang napakaraming maysakit, bulag, at pilay. Maliwanag na itinuturing nila na may kapangyarihang magpagaling ang tubig nito, lalo na kapag ito'y nagulo. Ang huling pitong salita ng talata 3 gaya ng masusumpungan sa *King James Version* at ang talata 4 ng kabanatang ito, na

sanang makipagkasundo ni Jepte sa pamamagitan ng kaniyang mga sugo nang hindi nakikipagdigma. Pinahintulutan ang mga mensaherong iyon na malayang magparoo't parito sa pagitan ng magkabilang hukbo.—Huk 11:12-28; tingnan ang MENSAHERO.

**EMEK-KEZIZ** [Mababang Kapatagan ng Pagkalipol]. Isang Benjamitang lunsod. (Jos 18:21) Hindi alam sa ngayon kung saan ang eksaktong lokasyon ng Emek-keziz. Batay sa kahulugan ng pangalan nito at yamang binanggit ito kasama ng Jerico, Bet-hogla, at Bet-araba na nasa Libis ng Jordan, maaaring nasa kapaligiran ding iyon ang lugar na ito.

**EMIM, MGA** [Nakatatakot na mga Bagay]. Isang tribo o bayan na nanirahan sa teritoryo sa S ng Dagat na Patay. Inilalarawan sila bilang dakila, marami, at matatangkad "na gaya ng mga Anakim." (Deu 2:10) Ipinahihiwatig ng paghahambing na ito sa mga anak ni Anak na ang mga Emim ay malahigante ang tindig at mababangis, sapagkat sinabi ni Moises sa Israel: "Narinig mong sinabi, 'Sino ang makatatayo nang matatag sa harap ng mga anak ni Anak?' " (Deu 9:2) Hindi lubusang matukoy ang pinanggalingan ng mga Emim, bagaman ipinapalagay ng ilan na ang mga ito ay isang sanga ng mga Repaim.

Noong panahon ni Abraham, tinalo ng Elamitang hari na si Kedorlaomer ang mga Emim sa Save-kiriataim. (Gen 14:5) Lumilitaw na ang mga Emim ay patuloy na nanirahan sa kanilang lupain sa S ng Dagat na Patay nang ilang panahon pagkatapos nito, sapagkat sinasabi ng Bibliya na itinaboy sila ng mga Moabita nang dakong huli. Ginamit din ng mga Moabita ang pangalang Emim upang tukuyin ang mga Repaim.—Deu 2:11.

**EMMANUEL** [Sumasaatin ang Diyos]. Isang pangalan na unang binanggit ng propetang si Isaias (7:14; 8:8) noong panahon ng paghahari ni Ahaz (761-746 B.C.E.). Sa Mateo 1:23, ang tanging iba pang paglitaw nito, ang Emmanuel ay isang pangalang-titulo na ikinapit kay Kristo na Mesiyas.

Dahil sa mga kalagayan noong ibigay ang hula, ang mga komentarista sa Bibliya ay naghahanap ng isang "Emmanuel" na nabuhay noong panahon ni Isaias, isa na noo'y angkop na nagsilbing tanda na 'sumasakanila ang Diyos.' Noong ikawalong siglo B.C.E., sina Peka at Rezin, na mga hari ng Israel at Sirya, ay determinadong ibagsak si Ahaz, ang hari ng Juda, upang mailuklok sa kaniyang trono ang anak ni Tabeel. (Isa 7:1-6) Ngunit inalaala ni Jehova ang kaniyang tipan kay David, na ninuno ni Ahaz, ukol sa kaharian at isinugo ang kaniyang propeta taglay ang nakaaaliw na mensaheng ito:

"Makinig kayo, pakisuyo, O sambahayan ni David. . . . Bibigyan kayo ni Jehova ng isang tanda: Narito! Ang dalaga mismo ay magdadalang-tao nga, at magsisilang siya ng isang anak na lalaki, at tatawagin nga niyang Emmanuel ang pangalan nito. Mantikilya at pulot-pukyutan ang kakainin niya kapag natutuhan na niyang itakwil ang masama at piliin ang mabuti. Sapagkat bago matutuhan ng bata na itakwil ang masama at piliin ang mabuti, ang lupain ng dalawang hari na kinatatakutan mo nang may panlulumo ay lubusang pababayaan." —Isa 7:13-16.

Pagkatapos, pagkaraang banggitin ang tungkol sa kapanganakan ng ikalawang anak na lalaki ni Isaias, si Maher-salal-has-baz, inilarawan ng hula kung paano maaalis ang banta sa Juda. Gaya ng isang di-mahaharang na baha, lubusang aapawan ng mga Asiryano ang Sirya at ang hilagang kaharian ng Israel, anupat hindi sila hihinto hanggang sa sila'y makapangalat at maging banta sa lupain ng Juda, sa gayo'y "pupunuin [pa nga] ang lapad ng iyong lupain, O Emmanuel!" Pagkatapos, sa matulaing pananalita, binabalaan ng propetang si Isaias ang lahat ng sumasalansang kay Jehova: Kung magbibigkis kayo ng inyong sarili para sa pakikipagdigma, kung magpaplano kayo ng isang pakana, kung magsasalita kayo ng isang salita laban kay Jehova—"hindi iyon matatayo, sapagkat *ang Diyos ay sumasaamin* [Emmanuel]!"—Isa 8:5-10.

Iminumungkahi ng ilan na sa makahulang tipo, si "Emmanuel" ay ikatlong anak na lalaki ni Isaias, marahil ay sa isang dalagang Judio na naging ikalawang asawa ng propeta. Sinikap naman ng ilang Judiong komentarista na ikapit ang hula sa kapanganakan ng anak na lalaki ni Ahaz na si Hezekias. Ngunit tinututulan ito ng iba, sapagkat ang hula ay binigkas noong panahon ng paghahari ni Ahaz (Isa 7:1), anupat si Hezekias noon ay di-kukulangin sa siyam na taóng gulang.—2Ha 16:2; 18:1, 2.

Ang isa pang posibilidad ay ang ikalawang anak na lalaki ni Isaias na binanggit sa sumunod na kabanata, si Maher-salal-has-baz, na tungkol sa kaniya ay sinabi: "Bago matuto ang batang lalaki na tumawag ng, 'Ama ko!' at 'Ina ko!' may isang magdadala ng yaman ng Damasco at ng samsam mula sa Samaria sa harap ng hari ng Asirya." (Isa 8:1-4) Maliwanag na may pagkakahawig ito sa sinabi tungkol kay Emmanuel: "Bago matutuhan ng bata na itakwil ang masama at piliin ang mabuti, ang lupain ng dalawang hari [ng Damasco at ng Samaria] na kinatatakutan mo nang may panlulumo ay lubusang pababayaan." (Isa 7:16) Gayundin, ang kapanganakan ng ikalawang anak na lalaki ni Isaias ay inihaharap kaugnay ng karagdagan pang hula tungkol kay Emmanuel at, kung paanong si Emmanuel

ay magiging isang “tanda,” sinabi rin ni Isaias: “Ako at ang mga anak na ibinigay sa akin ni Jehova ay gaya ng *mga tanda.”*—Isa 7:14; 8:18.

Ang gayong pagtukoy sa ikalawang anak na lalaki ni Isaias bilang ang Emmanuel noong mga araw ni Ahaz ay tinututulan, pangunahin na dahil inilarawan ang asawa ni Isaias bilang “propetisa,” hindi bilang “dalaga,” at dahil din sa siya’y ina ng panganay ni Isaias, si Sear-jasub, anupat hindi na “dalaga.” (Isa 7:3; 8:3) Gayunman, mapapansin na dito, ang salitang Hebreo na isinaling “dalaga” ay hindi *bethu·lah′,* na espesipikong nangangahulugang “birhen,” kundi *‛al·mah′,* na mas malawak na tumutukoy sa isang kabataang babae, na maaaring birheng dalaga o babaing kakakasal pa lamang. Ang *‛al·mah′* ay lumilitaw rin bilang pangngalang pambalana sa anim na iba pang teksto, anupat ang ilan sa mga ito ay espesipikong tumutukoy sa mga birheng dalaga. —Gen 24:43 (ihambing ang tal 16); Exo 2:8; Aw 68:25; Kaw 30:19; Sol 1:3; 6:8.

Sabihin pa, ang ganap at buong pagkakakilanlan ng Emmanuel ay masusumpungan sa katungkulan at katauhan ng Panginoong Jesu-Kristo. Samakatuwid, ang paggamit ng salitang Hebreo na *‛al·mah′* sa hula ay dapat lumapat kapuwa sa makahulang tipo (kung iyon ay isang kabataang asawang babae ni Ahaz o ni Isaias) at sa antitipikong katuparan (ang ikakasal at birhen pang si Maria). Sa kaso ni Maria, tiyak na isa siyang birhen nang siya ay ‘magdalang-tao sa pamamagitan ng banal na espiritu,’ anupat itinala kapuwa nina Mateo at Lucas ang makasaysayang katotohanang ito. (Mat 1:18-25; Luc 1:30-35) “Ang lahat ng ito ay talagang nangyari upang matupad yaong sinalita ni Jehova sa pamamagitan ng kaniyang propeta,” ang sabi ni Mateo. Ito ay isang *tanda* na nagpapakilala sa matagal nang hinihintay na Mesiyas. Kaya kaayon ng mga katotohanang ito, ang Ebanghelyo ni Mateo (na sumipi sa Isa 7:14) ay gumagamit ng salitang Griego na *par·the′nos,* nangangahulugang “dalaga” o “birhen,” upang isalin ang *‛al·mah′,* anupat sinasabi: “Narito! Ang dalaga [*par·the′nos*] ay magdadalang-tao at magsisilang ng isang anak na lalaki, at tatawagin nilang Emmanuel ang pangalan nito.” (Mat 1:22, 23) Hindi ito isang mapangahas na pagbago o pagpilipit sa teksto. Mahigit isang siglo bago nito, ginamit din ng mga Judiong tagapagsalin ng Griegong *Septuagint* ang *par·the′nos* sa pagsasalin ng Isaias 7:14.

Ang pagtukoy kay Jesu-Kristo bilang Emmanuel ay hindi nangangahulugan na nagkatawang-laman ang Diyos sa katauhan niya, ang ‘Diyos sa laman,’ na ayon sa mga nagtataguyod ng Trinidad ay ipinahihiwatig ng kahulugan ng Emmanuel, samakatuwid nga, “Sumasaatin ang Diyos.” Karaniwang kaugalian noon ng mga Judio na ilakip sa mga pangalang Hebreo ang salitang “Diyos,” at maging ang “Jehova.” Kahit sa ngayon, ang Emmanuel ay pantanging pangalan ng maraming tao, at tiyak na hindi nagkatawang-laman ang Diyos sa sinuman sa mga ito.

Kung wari mang may pagkakasalungatan ang tagubilin ng anghel kay Maria (“tatawagin mong Jesus ang pangalan nito”) at ang hula ni Isaias (“tatawagin nga niyang Emmanuel ang pangalan nito”), dapat tandaan na ang Mesiyas ay tatawagin din sa iba pang mga pangalan. (Luc 1:31; Isa 7:14) Halimbawa, sinasabi ng Isaias 9:6 tungkol sa isang iyon: “Ang kaniyang pangalan ay tatawaging Kamangha-manghang Tagapayo, Makapangyarihang Diyos, Walang-hanggang Ama, Prinsipe ng Kapayapaan.” Gayunpaman, walang isa man sa mga ito ang ibinigay sa panganay ni Maria bilang personal na pangalan, kahit noong siya’y sanggol pa o noong simulan na niya ang kaniyang ministeryo. Sa halip, ang lahat ng ito ay makahulang mga titulong-pangalan na pagkakakilanlan ng Mesiyas. Namuhay si Jesus ayon sa kahulugan ng mga pangalang ito sa bawat aspekto, at iyan ang dahilan kung bakit ibinigay ang mga ito bilang hula, upang ipakita ang kaniyang mga katangian at ang mabubuting papel na gagampanan niya para sa lahat ng tumatanggap sa kaniya bilang Mesiyas. Gayundin naman kung tungkol sa kaniyang titulong Emmanuel. Namuhay siya ayon sa kahulugan nito at tinupad niya iyon.

Laging hangad ng mga mananamba ni Jehova na ang Diyos ay sumakanila, mapasakanilang panig, at tumulong sa kanila sa kanilang mga gawain, at kadalasan ay tinitiyak naman niya sa kanila na gayon nga ang kaniyang ginagawa, anupat kung minsan ay nagbibigay siya sa kanila ng nakikitang mga tanda ukol sa layuning ito. (Gen 28:10-20; Exo 3:12; Jos 1:5, 9; 5:13–6:2; Aw 46:5-7; Jer 1:19) Kung sa ngayon ay hindi pa rin matiyak kung sino ang Emmanuel noong mga araw ni Ahaz, maaaring kalooban iyon ni Jehova upang hindi nito maagaw ang pansin ng susunod na mga salinlahi mula sa Lalong Dakilang Emmanuel, kapag lumitaw na siya bilang isang tanda mula sa langit. Sa pagparito sa lupa ng kaniyang minamahal na Anak bilang ang ipinangakong Mesiyanikong “binhi” (Gen 3:15) at lehitimong tagapagmana ng trono ni David, inilaan ni Jehova ang pinakadakilang tanda na nagpapakitang hindi niya iniwan ang sangkatauhan o ang kaniyang tipan ukol sa Kaharian. Samakatuwid, ang titulong-pangalan na Emmanuel ay angkop na angkop kay Kristo, sapagkat ang kaniyang presensiya ay tunay ngang isang tanda mula sa langit. At dahil ang pangunahing kinatawang ito ni Jehova ay nasa gitna ng sangkatauhan, talaga ngang masasabi ni Mateo sa ilalim ng pagkasi, “Sumasaatin ang Diyos.”

**ENAIM** [malamang, Dalawang Bukal]. Isang lugar na malapit sa dako kung saan nagbalatkayo si Tamar bilang patutot at sumiping kay Juda. Bilang resulta ay ipinanganak niya sina Perez at Zera. (Gen 38:14-16, 21, 29, 30) Lumilitaw na ang Enaim ay nasa pagitan ng Adulam at Timnah. (Gen 38:12) Bagaman ipinapalagay ng ilang heograpo na ito rin ang Enam sa Sepela (Jos 15:34), hindi alam sa ngayon kung saan ang eksaktong lokasyon nito.

**ENAM** [kaugnay ng *ʽaʹyin,* "bukal"]. Isang lunsod sa Sepela ng Juda. (Jos 15:33, 34) Bagaman hindi alam sa ngayon kung saan ang eksaktong lokasyon ng Enam, itinuturing ng ilang heograpo na ito rin ang Enaim na binanggit sa Genesis 38:14, 21.

**ENAN** [kaugnay ng *ʽaʹyin,* "bukal"]. Ang ama ni Ahira na pinuno ng tribo ni Neptali noong mga araw ni Moises.—Bil 1:15; 2:29; 7:78, 83; 10:27.

**EN-DOR** [posible, Bukal ng Salinlahi]. Isang kapatagang lunsod na nasa teritoryo ng Isacar ngunit iniatas sa Manases. Ang mga Canaanita roon ay hindi lubusang naitaboy ngunit isinailalim sa puwersahang pagtatrabaho. (Jos 17:11-13) Karaniwang ipinapalagay na ang En-dor ay ang Khirbet Safsafeh (Horvat Zafzafot), na mga 11 km (7 mi) sa TS ng Nazaret.

Sa Awit 83:9, 10, ang En-dor ay iniuugnay sa tagumpay ni Jehova laban kay Sisera. Bagaman hindi ito binanggit sa ulat ng pagbabaka sa Hukom kabanata 4 at 5, maliwanag na ito'y ilang milya lamang sa T ng Bundok Tabor, kung saan bumaba ang hukbo ni Barak. (Huk 4:6, 12) Matatagpuan din ito sa kalakhang rehiyon ng Taanac at Megido at ng agusang libis ng Kison, kung saan makahimalang pinagkagulo ang mga hukbo ni Sisera. (Jos 17:11; Huk 5:19) Kaya, maliwanag na ang pagbabaka ay umabot hanggang sa En-dor. At, yamang ang salmista ay may lubos na kabatiran sa mga detalye ng kasaysayan at heograpiya, masasabi niya na sa En-dor nilipol ang marami sa mga tumakas na Canaanita.

Higit na kilala ang En-dor bilang ang lugar na pinuntahan ni Haring Saul upang sumangguni sa isang "dalubhasang espiritista" bago natalo ang Israel sa mga kamay ng mga Filisteo.—1Sa 28:7; 31:1-13.

**ENEAS** [Pinuri]. Isang lalaki ng Lida, na karatig ng Kapatagan ng Saron, na pinagaling ni Pedro matapos maging paralisado sa loob ng walong taon.—Gaw 9:32-35.

**ENEBRO.**

1. [Sa Heb., *berohshʹ*]. Ang terminong Hebreo para sa punong ito ay binibigyan ng iba't ibang kahulugan, gaya ng "abeto," "sipres"; gayunman, inirerekomenda ng ilang leksikograpo ang puno ng enebro ayon sa matibay na saligan. (Tingnan ang *Lexicon in Veteris Testamenti Libros,* nina L. Koehler at W. Baumgartner, Leiden, 1958, p. 148; *The Interpreter's Dictionary of the Bible,* inedit ni G. A. Buttrick, 1962, Tomo 2, p. 293.) Yamang ang punong ito ay inangkat ni Haring Solomon mula sa Lebanon (1Ha 5:8-10; 9:11; 2Cr 2:8), maaari itong iugnay sa *Juniperus excelsa,* isang mataas at matibay na *evergreen* na tumataas nang hanggang 20 m (66 na piye), may mahahabang sanga, maliliit na dahong tulad-kaliskis, at bungang maitim, maliit at bilog. Napakabango ng punong ito. Ang kahoy mula sa punong ito ng enebro ay lubhang nagugustuhan dahil sa tibay nito.

Ang *Juniperus excelsa* ay isang katutubo sa Lebanon at laging iniuugnay sa lupaing iyon, anupat kabilang ito sa iba pang mga punungkahoy bilang ang "kaluwalhatian ng Lebanon." (2Ha 19:23; Isa 14:8; 37:24; 60:13) Tinukoy ng salmista ang mga puno ng enebro bilang ang "bahay," o dakong pinamumugaran, ng mga siguana. (Aw 104:17) Ang kahoy ng enebro ay malawakang ginamit sa templong itinayo ni Solomon. (2Cr 3:5) Ang mga pohas ng pangunahing mga pinto ay gawa sa kahoy ng enebro (1Ha 6:34), at ang sahig ay kinalupkupan nito. (1Ha 6:15) Sa ibang mga talata ay tinukoy na ginamit ito bilang mga tahilan (Sol 1:17), mga tabla para sa mga barko (Eze 27:5), mga tagdan ng sibat (Na 2:3), at mga panugtog (2Sa 6:5). Bilang isang mayabong na punungkahoy, ginamit ito sa mga hula ng pagsasauli upang ilarawan ang kagandahan at mabungang katabaan na pasasapitin sa lupain ng bayan ng Diyos.—Isa 41:19; 55:13; 60:13.

2. [Sa Heb., *ʽaroh·ʽerʹ* o *ʽar·ʽarʹ*]. Ang salitang Arabe na *ʽarʽar* ay tumutulong upang matukoy ang punong ito na malamang ay ang *Juniperus phoenicia,* isang tulad-palumpong na puno na matatagpuan sa rehiyon ng Sinai at gayundin sa lugar ng Disyerto ng Edom. Ang salitang-ugat sa Hebreo na mula rito hinalaw ang pangalan ng punungkahoy ay may ideya ng "kahubaran" o "sinamsaman" (ihambing ang Aw 102:17), at ang bansot na enebrong ito ay inilalarawan naman na may mapanglaw na hitsura, anupat tumutubo sa mababatong lugar ng disyerto at sa malalaking bato. Angkop na ginamit ito sa aklat ng Jeremias nang ihambing ang lalaki na may pusong tumatalikod kay Jehova sa "punong nag-iisa [*ʽar·ʽarʹ*] sa disyertong kapatagan," at gayundin sa pagbababala sa mga Moabita na tumakas sila at maging "gaya ng puno ng enebro [*ka·ʽaroh·ʽerʹ*] sa ilang."—Jer 17:5, 6; 48:1, 6 (gayunman, tingnan ang tlb sa *Rbi8*).

**EN-EGLAIM** [Bukal ng Dalawang Guya]. Sa isang makasagisag na pangitaing ibinigay kay

Ezekiel, ang maasing tubig ng Dagat na Patay ay ‘pagagalingin’ at ang mga mangingisda ay tatayo sa mga baybayin nito mula sa En-gedi hanggang sa En-eglaim. (Eze 47:8-10) Ang pangalang ito mismo ay nagpapahiwatig ng isang lugar sa tabi ng bukal. Iniuugnay ng karamihan sa mga iskolar ang En-eglaim sa ʽAin Feshka, na malapit sa HK dulo ng Dagat na Patay. Ang ʽAin Feshka, mga 29 na km (18 mi) sa gawing T, at ang ʽAin Jidi (kung saan nananatili ang pangalan ng En-gedi) ang dalawang pangunahing oasis sa kanluraning baybayin ng Dagat na Patay. Sa kabilang dako naman, iminumungkahi ng iba ang isang lugar sa TS baybayin ng Dagat na Patay, malapit sa Zoar. Salig sa sinaunang mga nasusulat na dokumento, na tumutukoy sa distrito ng ʽAgaltain, sinabi ni Y. Yadin na “maliwanag na ‘ang distrito ng ʽAgaltain’ ang timog-silanganing bahagi ng Dagat na Patay . . . Kung may koneksiyon sa pagitan ng ʽAgaltain at ng En-eglaim sa hula ni Ezekiel tungkol sa Dagat na Patay (Ezek. 47:10: ‘at mangyayari na ang mga mangingisda ay tatayo roon mula sa En-gedi maging hanggang sa En-eglaim’)—ang dapat na maging interpretasyon sa talatang ito ay na ang Dagat ay pagagalingin mula sa isang baybayin hanggang sa kabilang baybayin—isang napakatingkad at napakalinaw na larawan. Hindi na kailangan pang hanapin ang En-eglaim sa kanlurang baybayin (iminungkahi kamakailan na ito ay ang Ain-Feshkha), yamang nalilimitahan ng gayong pag-uugnay ang makahulang pangitain sa kanluraning baybayin lamang.”—*Israel Exploration Journal,* Jerusalem, 1962, Tomo 12, p. 250, 251.

**ENELDO** [sa Gr., *aʹne·thon;* sa Ingles, *dill*]. Sumasang-ayon ang makabagong mga leksikograpo na ang halamang tinutukoy ng terminong Griego na *aʹne·thon* ay ang eneldo (*Anethum graveolens*) sa halip na ang anis (sa Gr., *anʹne·son*), na mababasa sa mas matatandang salin (*AS-Tg, Dy*). Sa ngayon ay mas karaniwang itinatanim sa rehiyon ng Palestina ang eneldo kaysa sa anis, at ipinakikita ng katibayan na mula pa noong sinaunang panahon ay itinatanim na ito ng mga taga-Gitnang Silangan, at pati ng mga Griego at mga Romano. Kabilang ang eneldo sa mga halaman na ubod-ingat na ipinagbabayad ng ikapu ng mapagpaimbabaw na mga Pariseo, samantalang hindi naman nila tinutupad ang mas mabibigat na bagay ng Kautusan. (Mat 23:23) Itinakda ng Judiong Mishnah (*Maʽaserot* 4:5) na hindi lamang ang mga buto kundi pati ang halaman at mga bunga nito ang dapat ipagbayad ng ikapu.

Ang halamang ito ay tumutubo na parang damo, kahawig ng anis, at tumataas nang mga 0.5 m (2 piye) anupat may mga dahong pinung-pino na matingkad na kulay berde at mga kumpol ng maliliit na bulaklak na kulay dilaw. Itinatanim ito dahil sa aromatikong mga buto nito, na ginagamit na pampalasa sa pagkain at gamot sa mga sakit sa tiyan.

**EN-GANIM** [Bukal ng mga Hardin].

1. Isang Judeanong lunsod sa Sepela, o mababang lupain, na binanggit kasama ng Adulam sa Josue 15:33-35. Posibleng ang lokasyon nito ay ang makabagong Beit Jimal na mga 2.5 km (1.5 mi) sa T ng Bet-semes, o isang kalapit na lokasyon. Iminumungkahi naman ng ilan ang Umm Jina, na mga 1 km (0.5 mi) sa K ng Bet-semes, bilang lokasyon nito, ngunit malamang na hindi iyon sapagkat walang bukal doon.

2. Isang lunsod na nasa lupaing mana ng tribo ni Isacar. (Jos 19:17, 21) Maaaring ito ang lunsod na tinawag ni Josephus na Ginae. Sa ngayon, iniuugnay ito sa Jenin, isang bayan sa T na gilid ng Libis ng Jezreel, na mga 18 km (11 mi) sa TS ng Megido at 8 km (5 mi) sa HS ng Dotan, sa pangunahing lansangan mula sa Jerusalem patungong Nazaret. Ang Jenin ay napalilibutan ng mga taniman at mga hardin at may isang bukal, mga katangiang katugma ng kahulugan ng pangalang En-ganim.

Ang En-ganim, kasama ang pastulan nito, ay ibinigay sa mga anak ni Gerson bilang isang lunsod ng mga Levita. (Jos 21:27-29) Maliwanag na tinatawag itong Anem sa 1 Cronica 6:73.

**EN-GEDI** [Bukal ng Batang Kambing]. Pangalan ng isang lunsod at ng nakapalibot na ilang sa teritoryo ng Juda. (Jos 15:62; 1Sa 24:1) Karaniwang ipinapalagay na ang lunsod na ito ay ang Tell Jurn (Tel Goren), na malapit sa makabagong pamayanan ng ʽEn Gedi, mga 37 km (23 mi) sa TTS ng Jerusalem sa baybayin ng Dagat na Patay.

Ipinahiwatig ng dalagang Shulamita ang pagkamabunga ng rehiyong ito nang tukuyin niya ang “isang kumpol ng henna . . . sa gitna ng mga ubasan ng En-gedi.” (Sol 1:14) Ngunit maliit na paglalarawan lamang iyan ng saganang pananim sa lugar na ito maging hanggang sa ngayon. Ang lokasyon ng En-gedi sa mababang bahagi ng rehiyon ng Dagat na Patay ay bagay na bagay sa semitropikal na mga pananim, mga palma at balsamo, gayundin sa sari-saring bungangkahoy. Dahil dito, ang En-gedi ay naging isang oasis na kitang-kita sa kalapit nitong tiwangwang na Ilang ng Juda.—Tingnan ang JUDA, ILANG NG.

Bukod sa makapal na pananim nito, mahirap ding marating ang rehiyon ng En-gedi kung kaya dito nagtago si David noong tinutugis siya ni Haring Saul. Kaayon nito, ang Bibliya ay may binabanggit na mga “dakong mahirap puntahan sa En-

gedi." (1Sa 23:29) Ganito rin inilalarawan ng mga dumadalaw sa lugar na ito ngayon ang mapanganib, matarik, at mabatong mga daanan nito. Ang dikaayaayang kalagayan ng ilang bahagi ng kalupaan ng En-gedi ay ipinahihiwatig din ng pagbanggit sa "mga hantad na bato ng mga kambing-bundok." (1Sa 24:2) Itinuturing ng ilang iskolar na ito'y isang pangalang pantangi, "Mga Bato ng Maiilap na Kambing" (*AT, JB, RS*), at tumutukoy sa isang lugar kung saan posibleng mag-ipun-ipon ang mga kambing, gaya ng ginagawa nila sa rehiyon ng En-gedi sa makabagong panahon. Ayon naman sa iba, ang terminong ito'y isang parirala lamang na naglalarawan sa baku-bako at hugis-balisungsong na mga bundok at mga tagaytay na tinitirahan ng mga kambing. Maraming maluluwang na yungib sa malalaking bato ng En-gedi. Maaaring nagtago si David at ang kaniyang mga tauhan sa isa sa mga ito. (1Sa 24:3) May mga nagsasabi na ang "mga batong kulungan ng tupa" kung saan huminto si Saul ay maaaring ang mga yungib na ito, na pinagtayuan ng magaspang na pader sa harap bilang proteksiyon sa masamang panahon.—1Sa 24:2-10.

Noong mga araw ni Haring Jehosapat, ang magkakasanib na mga hukbo ng Ammon, Moab, at ng bulubunduking pook ng Seir ay dumating laban sa Juda, anupat dumaan sa "Hazazon-tamar, na siyang En-gedi." (2Cr 20:2; tingnan ang HAZAZON-TAMAR.) Sa pangitain ni Ezekiel tungkol sa 'pinagaling' na tubig-dagat, inihula na ang mga mangingisda ay tatayo roon "mula sa En-gedi at maging hanggang sa En-eglaim."—Eze 47:8-10.

**ENGKANTO.** Tingnan ang PANG-EENGKANTO.

**EN-HADA** [Matalas (Mabangis) na Bukal]. Isang lunsod ng Isacar. Malamang ay malapit ito sa En-ganim. (Jos 19:17, 21) Karaniwan itong iniuugnay sa el-Hadetheh (Tel 'En Hadda), na 9 na km (5.5 mi) sa S ng Bundok Tabor.

**EN-HAKORE** [Bukal ng Isa na Tumatawag]. Isang bukal sa Lehi. (Huk 15:19) Tinawag itong En-hakore nang si Samson, na nauhaw pagkatapos niyang pabagsakin ang isang libong lalaki, ay 'tumawag kay Jehova' upang humingi ng tubig at makahimalang inilaan ang bukal na iyon.—Huk 15:14-18.

**EN-HAZOR** [Bukal ng Hazor]. Isang nakukutaang lunsod ng tribo ni Neptali. (Jos 19:32, 35, 37) Ipinapalagay ng ilan na ito ang Khirbet Hazireh, na 16 na km (10 mi) sa K ng Kedes.

**EN-MISPAT** [Bukal ng Kahatulan]. Ibang pangalan ng Kades.—Gen 14:7; tingnan ang KADES, KADES-BARNEA.

**ENOC** [Isa na Sinanay; Pinasinayaan [samakatuwid nga, inialay, pinasimulan]].

1. Anak ni Cain at ama ni Irad. Si Enoc ay ipinanganak sa lupain ng Pagtakas matapos patayin ni Cain ang kapatid niyang si Abel.—Gen 4:17, 18.

2. Ang lalaking ipinanganak kay Jared sa edad na 162; ang ikapitong tao sa linya ng angkan mula kay Adan. Bukod pa kay Matusalem, na ipinanganak sa kaniya nang siya ay 65 taóng gulang, si Enoc ay nagkaroon ng iba pang mga anak na lalaki at babae. Si Enoc ay isa sa "ganito kalaking ulap ng mga saksi" na naging mahuhusay na halimbawa ng pananampalataya noong sinaunang mga panahon. "Si Enoc ay patuloy na lumakad na kasama ng tunay na Diyos." (Gen 5:18, 21-24; Heb 11:5; 12:1) Bilang propeta ni Jehova, inihula niya ang pagdating ng Diyos na kasama ang Kaniyang laksa-laksang banal upang maglapat ng hatol laban sa mga di-makadiyos. (Jud 14, 15) Malamang na pinag-usig siya dahil sa kaniyang panghuhula. Gayunman, hindi pinahintulutan ng Diyos na patayin si Enoc ng mga sumasalansang. Sa halip, "kinuha siya" ni Jehova, samakatuwid nga, pinutol ang kaniyang buhay sa edad na 365, isang edad na napakaikli kung ihahambing sa edad ng karamihan ng kaniyang mga kapanahon. Si Enoc ay "inilipat upang hindi makakita ng kamatayan," na maaaring nangangahulugan na pinangyari ng Diyos na mawalan siya ng diwa gaya ng isang propeta at pagkatapos ay winakasan ang kaniyang buhay anupat hindi naranasan ni Enoc ang *mga hapdi* ng kamatayan. (Gen 5:24; Heb 11:5, 13) Ngunit hindi siya dinala sa langit, gaya ng malinaw na ipinakikita ng sinabi ni Jesus sa Juan 3:13. Lumilitaw na gaya ng naging kalagayan ng katawan ni Moises, pinaglaho ni Jehova ang katawan ni Enoc, sapagkat "hindi siya masumpungan saanman."—Deu 34:5, 6; Jud 9.

Hindi si Enoc ang manunulat ng "Aklat ni Enoc." Ito ay isang di-kinasihan at apokripal na aklat na isinulat pagkaraan ng maraming siglo, malamang na noong ikalawa at unang siglo B.C.E.

3. Ang unang lunsod na binanggit sa Bibliya. Itinayo ni Cain ang lunsod na ito sa lupain ng Pagtakas sa dakong S ng Eden, anupat tinawag ito ayon sa pangalan ng kaniyang anak na si Enoc.—Gen 4:17.

**ENON.** Isang lugar na may "maraming tubig," kung saan nagsagawa si Juan na Tagapagbautismo ng mga pagbabautismo pagkaraan ng Paskuwa ng 30 C.E. (Ju 3:23) Malapit ito sa waring mas kilalang lugar na tinatawag na Salim. Hindi matiyak ang eksaktong lokasyon ng mga lugar na ito. Gayunman, si Eusebius na obispo ng Cesarea, na nabuhay noong ikatlo at ikaapat na siglo C.E., ay may tinukoy na isang lokasyon sa Libis ng Jordan mga 8 milyang

Romano (12 km; 7.5 mi) sa T ng Bet-sean. Nasa lugar na iyon ang Tell Ridgha (Tel Shalem) na siyang ipinapalagay na Salim. Malapit doon ang ilang bukal na maaaring tumugma sa paglalarawan ni Eusebius sa lugar na tinatawag na Enon.

**ENOS** [Taong Mortal]. Ang anak ni Set, ipinanganak sa kaniya sa edad na 105. Si Enos ay 90 taóng gulang nang maging anak niya si Kenan, at nabuhay siya nang 905 taon. (Gen 5:6-11) Nakatala rin ang kaniyang pangalan sa mga talaangkanan sa 1 Cronica 1:1 at Lucas 3:38. Noong panahon niya ay "pinasimulan ang pagtawag sa pangalan ni Jehova." (Gen 4:26) Maliwanag na hindi ito pagtawag sa pangalan ni Jehova taglay ang pananampalataya at kaayon ng dalisay na pagsamba gaya ng ginawa ni Abel mahigit 105 taon bago ang kapanganakan ni Enos. Sinasabi ng ilang iskolar sa Hebreo na ang teksto ay dapat kabasahan ng "nagsimula nang may paglapastangan," o "nang magkagayo'y nagsimula ang paglapastangan." Hinggil sa panahon ni Enos, ang Jerusalem Targum ay nagsabi: "Iyon ang salinlahi na sa kanilang kapanahunan ay nagsimula silang magkasala, at gawing idolo ang kanilang sarili, at binansagan ang kanilang mga idolo ayon sa pangalan ng Salita ng Panginoon." Marahil ay ikinapit ng mga tao ang pangalan ni Jehova sa kanilang sarili o sa ibang mga tao na sa pamamagitan ng mga iyon ay nagkunwari silang sumasamba sa Diyos; o marahil ay ikinapit nila ang kaniyang pangalan sa mga bagay na iniidolo.

**EN-RIMON** [Bukal ng Puno ng Granada]. Isang lunsod ng Juda na pagkatapos ng pagkatapon ay binanggit na tinirahan ng mga anak ni Juda. (Ne 11:25, 29) Ang pangalan nito ay kombinasyon ng Ain at Rimon na binanggit sa Josue 15:32 at 19:7 at 1 Cronica 4:32. Sa ngayon, karaniwang ipinapalagay na ito ay ang Khirbet Umm er-Ramamin, na mga 15 km (9 na mi) sa dakong H ng Beer-sheba.

**EN-ROGEL** [Bukal ng Rogel (Paa)]. Isang bukal o balon malapit sa Jerusalem. Ito'y nagsilbing palatandaan ng hangganan ng Juda at Benjamin. (Jos 15:7; 18:16) Sa En-rogel naghintay ang mga tiktik ni David na sina Jonatan at Ahimaas ukol sa impormasyon may kinalaman sa paghihimagsik ni Absalom. (2Sa 17:17) Nang maglaon, ang isa pang mapaghimagsik na anak ni David na si Adonias ay nagpiging malapit dito upang mangalap ng suporta sa pag-agaw niya sa trono.—1Ha 1:9.

Sumasang-ayon ang karamihan na ang En-rogel ay ang makabagong Bir Ayyub, o balon ni Job. Ito'y nasa T ng TS sulok ng pader ng Jerusalem, sa paanan ng kanluraning pampang ng Libis ng Kidron mga 100 m (330 piye) sa T ng pinagsasalubungan nito at ng Libis ng Hinom. Ang balon ay konektado sa isang bukal sa ilalim ng lupa, na kung minsan, pagkatapos umulan, ay bumubukal nang napakasagana anupat tumataas ang lebel ng tubig nito hanggang sa ibabaw.

**EN-SEMES** [Bukal ng Araw]. Isang lugar sa hangganan ng mga manang teritoryo ng Benjamin at Juda. (Jos 15:1, 7; 18:11, 17) Karaniwan itong iniuugnay sa ʽAin el-Hod, na mga 3 km (2 mi) sa S ng Temple Mount sa Jerusalem at ang huling bukal na matatagpuan sa lansangang bumabagtas mula sa Jerusalem patungong Jerico bago makarating sa Libis ng Jordan.

**EN-TAPUA** [Bukal ng (Puno ng) Mansanas]. Isang bukal na malapit sa lunsod ng Tapua. Ginamit ito upang ipakita ang hangganan ng mga mana ng tribo ni Manases at tribo ni Efraim. (Jos 17:7) Maaaring ginamit din ang pangalang ito para sa lunsod ng Tapua. (Jos 17:8) Ipinapalagay ng ilan na ang En-Tapua ay ang bukal na malapit sa lunsod ng Yasuf. Sa dakong T niyaon ay naroon ang Tell Sheikh Abu Zarad, ang iminumungkahing lokasyon ng Tapua.

**EPA, I.** Isang panukat ng tuyong bagay na katumbas ng sampung omer (Exo 16:36) o ikasampu ng isang homer. Ang epa ay katumbas din ng bat na panukat ng likido at sa gayon ay tinutuos na 22 L (20 tuyong qt). (Eze 45:11) Sa Kasulatan, ang "epa" ay ginagamit may kinalaman sa dami ng harina (Lev 5:11), sebada (Ru 2:17), binusang butil (1Sa 17:17), at trigo (Eze 45:13). Tumutukoy rin ang terminong ito sa lalagyang ginagamit sa pagsukat ng epa. (Lev 19:36; Am 8:5) Sa Zacarias 5:6-11, binabanggit ang isang takal na epa na natatakpan ng pabilog na takip na tingga, anupat nakakulong sa loob nito ang babaing "Kabalakyutan."

**EPA, II** [posible, Dilim].

**1.** Isang anak ni Midian at apo nina Abraham at Ketura. (Gen 25:1, 2, 4; 1Cr 1:32, 33) Lumilitaw na ang mga inapo ni Epa ay nagkaroon ng napakaraming kamelyo.—Isa 60:6.

**2.** Ang babae ni Caleb na nagsilang sa kaniya ng tatlong anak na lalaki, sina Haran, Mosa, at Gazez. Si Gazez ay maaaring apo sa halip na anak.—1Cr 2:46.

**3.** Anak ni Jahdai na mula sa tribo ni Juda.—1Cr 2:3, 47.

**EPAFRAS** [pinaikling Epafrodito]. Isang tapat na ministro ni Kristo na, sa pamamagitan ng pangangaral ng mabuting balita, nagpakilala sa mga taga-Colosas ng tungkol sa di-sana-nararapat na kabaitan ng Diyos at sa gayon ay malamang na nakatulong sa pagtatatag ng kongregasyon sa Colosas.

Noong panahon ng unang pagkabilanggo ni Pablo, si Epafras ay pumaroon sa Roma, anupat may dalang isang nakapagpapatibay-loob na ulat may kinalaman sa pag-ibig at katatagan ng kongregasyon sa Colosas. (Col 1:4-8) Lumilitaw na nanatili siya sa Roma, kahit mga ilang panahon lamang, yamang inilakip ni Pablo, sa pagsulat ng kaniyang liham sa mga taga-Colosas, ang mga pagbati ni Epafras at tiniyak sa kanila na ang aliping ito ni Jesu-Kristo ay laging nagpupunyagi "alang-alang sa inyo sa kaniyang mga panalangin, upang sa wakas ay makatayo kayong ganap at may matibay na pananalig sa buong kalooban ng Diyos." Gaya ng pinatotohanan ni Pablo, ang minamahal na kapuwa aliping ito ay gumawa rin ng malaking pagsisikap alang-alang sa mga kapatid sa Laodicea at Hierapolis. (Col 4:12, 13) Gayundin naman, sa pagsulat kay Filemon, ipinaabot ni Pablo ang mga pagbati ni Epafras at tinukoy ito bilang "aking kapuwa bihag kaisa ni Kristo." (Flm 23) Hindi dapat ipagkamali si Epafras kay Epafrodito na mula sa Filipos.

**EPAFRODITO** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "umalimbukay"]. Isang mapagkakatiwalaang miyembro ng kongregasyon sa Filipos, Macedonia, na isinugong may dalang kaloob kay Pablo na isang bilanggo noon sa Roma (mga 59-61 C.E.). (Fil 2:25; 4:18) Samantalang nasa Roma, si Epafrodito ay 'nagkasakit anupat halos mamatay na; ngunit ang Diyos ay naawa sa kaniya.' Ang balita tungkol sa kaniyang pagkakasakit ay nakarating sa mga taga-Filipos at sila, marahil, ay may-pagkabalisang nag-usisa. Yamang nananabik si Epafrodito na makita ang mga taga-Filipos at nababagabag na nalaman ng mga ito ang tungkol sa kaniyang karamdaman, minabuti ni Pablo na pabalikin agad si Epafrodito sa sandaling gumaling na ito at ipinagkatiwala rito ang kaniyang liham sa kongregasyon ng Filipos. Pinasigla ni Pablo ang mga kapatid na 'pagpakitaan ng kinaugaliang pagtanggap sa Panginoon' si Epafrodito at 'patuloy na ituring na mahalaga ang gayong uri ng mga tao.' Sapagkat dahil sa gawain ng Panginoon kung kaya inilantad ni Epafrodito ang kaniyang sarili sa panganib, anupat napasabingit ng kamatayan. (Fil 2:25-30) Hindi dapat ipagkamali si Epafrodito kay Epafras na mula sa Colosas.

**EPAI** [Lumilipad na Nilalang]. Isang Netopatita (Jer 40:8) na mula sa tribo ni Juda (1Cr 2:50-54) na ang mga anak ay kabilang sa mga pinuno ng mga hukbong militar na hindi dinala sa pagkatapon sa Babilonya noong 607 B.C.E. Ang mga anak ni Epai at ang iba pang mga pinuno ng mga hukbong militar at ang mga tauhan ng mga ito ay pumaroon kay Gedalias sa Mizpa at sumumpa naman sa kanila si Gedalias na mapapabuti sila. (Jer 40:7-9) Lumilitaw na pinaslang ni Ismael ang mga anak ni Epai nang patayin niya si Gedalias.—Jer 41:3.

**EPENETO** [Pinuri; Pinapurihan]. Isang Kristiyano sa kongregasyon sa Roma na binanggit ni Pablo sa pangalan at pinadalhan niya ng personal na mga pagbati. (Ro 16:5) Si Epeneto ay tinatawag na "isang unang bunga ng Asia." Posibleng personal siyang natagpuan ni Pablo, yamang ang sambahayan ni Estefanas ay tinutukoy rin bilang "mga unang bunga sa Acaya," at si Pablo ang nagbautismo sa sambahayang ito.—1Co 1:16; 16:15.

**EPER** [Bata[ng lalaking usa]].

1. Ang ikalawang binanggit na anak ni Midian; isang apo ni Abraham sa kaniyang asawang si Ketura.—Gen 25:2, 4; 1Cr 1:33.

2. Isang lalaki na mula sa tribo ni Juda; ang ikatlong binanggit na anak ni Ezrah.—1Cr 4:1, 17.

3. Isa sa pitong ulo ng kalahati ng tribo ni Manases. Ang mga ulong ito ng pamilya ay inilalarawan bilang magigiting at makapangyarihang mga lalaki. Ang kanilang mga inapo ay naging di-tapat sa Diyos, kung kaya pinahintulutan ni Jehova ang hari ng Asirya na dalhin sila sa pagkatapon.—1Cr 5:23-26.

**EPES-DAMIM.** Lugar na pinagkampuhan ng mga Filisteo sa pagitan ng Socoh at Azeka. Mula rito'y lumabas si Goliat upang libakin ang mga hukbo ng Israel. (1Sa 17:1, 4-10) Lumilitaw na ang Epes-damim at ang Pas-damim, na binanggit sa 1 Cronica 11:13, ay iisa. Hindi tiyak kung saan ang lokasyon nito sa ngayon.

**EPICUREO, MGA.** Ang mga tagasunod ng Griegong pilosopo na si Epicurus (341-270 B.C.E.).

Sa loob ng pitong siglo, ang pilosopiyang pinasimulan ni Epicurus ay umunlad. Nakasentro ito sa ideya na ang kaluguran ng indibiduwal ang siyang tangi o pangunahing pakinabang sa buhay. Kaya naman ang itinaguyod ni Epicurus ay ang pamumuhay ng isang tao sa paraang tatamasahin niya ang pinakamaraming kaluguran na posibleng matamo habang nabubuhay siya, bagaman dapat niyang gawin iyon nang katamtaman upang maiwasan ang pagdurusang dulot ng pagpapakasasa sa gayong kaluguran. Ang mga kaluguran ng isip ang itinatampok ng pilosopiyang ito sa halip na ang pisikal na mga kaluguran. Dahil dito, ayon kay Epicurus, mas mahalaga kung *sino* ang kasama ng isang tao sa pagkain kaysa sa kung *ano* ang kinakain. Ang mga pagnanasang di-kinakailangan, lalo na yaong mga artipisyal lamang, ay dapat supilin. Diumano, ang

kaalaman, kultura, at sibilisasyon at maging ang pagsangkot sa panlipunan at makapulitikang mga gawain ay maaaring pumukaw ng mga pagnanasang mahirap bigyang-kasiyahan anupat posibleng makasira sa kapayapaan ng isip ng isang tao; dahil dito, hindi pinasisigla ang pakikibahagi sa mga iyon. Dapat sikaping matamo ang kaalaman ngunit sa layunin lamang na maiwaksi ang mga relihiyosong pagkatakot at mga pamahiin, anupat ang dalawang pangunahing takot na kailangang alisin ay ang pagkatakot sa mga diyos at sa kamatayan. Palibhasa'y minalas ni Epicurus ang pag-aasawa at ang mga bagay na kaakibat nito bilang banta sa kapayapaan ng isip, nanatili siyang walang asawa, ngunit hindi niya iginiit sa kaniyang mga tagasunod ang restriksiyong ito.

Isang kilaláng katangian ng pilosopiyang ito ang hindi pagsunod sa anumang simulain. Tinutulan ang paglabag sa batas dahil lamang sa kahihiyang dulot ng pagkahuli at sa parusa na maaari nitong ibunga. Ang pagkatakot na mabisto o maparusahan ay makababawas sa kaluguran, kaya naman kahit ang lihim na paggawa ng masama ay itinuring na hindi katalinuhan. Para sa mga Epicureo, ang kagalingan sa ganang sarili nito ay walang halaga at kapaki-pakinabang lamang kung ito ang paraan upang matamo ang kaligayahan. Inirerekomenda ang paggawa ng mabuti sa isa't isa, hindi dahil sa ito ay tama at marangal, kundi dahil sa benepisyong makukuha mula rito. Ito rin ang mapag-imbot na saligan ng pakikipagkaibigan, samakatuwid nga, ang kalugurang idudulot nito sa nakikipagkaibigan. Bagaman ang paghahanap ng kaluguran ang pinakasentro ng pilosopiyang ito, isang kabalintunaan na tinukoy ni Epicurus ang buhay bilang isang "mapait na kaloob."

Naniniwala ang mga Epicureo na may mga diyos, ngunit diumano'y ang mga ito, gaya ng lahat ng iba pang bagay, ay gawa sa mga atomo, bagaman binubuo ng mas pinong substansiya. Ipinapalagay nila na ang mga diyos ay napakalayo sa lupa anupat walang anumang interes ang mga ito sa ginagawa ng tao; kaya walang anumang kabuluhan ang pananalangin at ang paghahain sa kanila. Naniniwala sila na hindi ang mga diyos ang lumalang sa uniberso, ni ang mga ito man ay naglalapat ng parusa o naggagawad ng mga pagpapala kaninuman, ngunit ang mga ito ay maligayang-maligaya, at ito ang tunguhing dapat pagsikapang abutin habang ang isa'y nabubuhay. Gayunman, ipinangangatuwiran ng mga Epicureo na ang mga diyos ay wala sa kalagayang tulungan ang sinuman sa gayong pagsisikap, na ang buhay ay di-sinasadyang umiral sa isang uniberso na kusang sumulpot din, at na ang lahat ng bagay ay nagwawakas sa kamatayan, anupat napalalaya ang indibiduwal mula sa buhay na parang isang bangungot. Bagaman naniniwala sila na may kaluluwa ang tao, ipinapalagay nilang ang kaluluwa ay binubuo ng mga atomo na naglalaho kapag namatay ang katawan, kung paanong tumatapon ang tubig kapag nabasag ang pitsel na kinalalagyan nito.

Sa liwanag ng mga nabanggit, mauunawaan natin kung bakit kabilang ang mga pilosopong Epicureo sa mga nakipag-usap kay Pablo nang may pakikipagtalo sa pamilihan sa Atenas at kung bakit nila nasabi: "Ano ba ang gustong sabihin ng daldalerong ito?" "Siya ay waring isang tagapaghayag ng mga bathalang banyaga." (Gaw 17:17, 18) Ang pilosopiya ng mga Epicureo, lakip na ang ideya nito na "kumain tayo at uminom, sapagkat bukas ay mamamatay tayo," ay kasalungat ng pag-asa sa pagkabuhay-muli na itinuturo ng mga Kristiyano sa kanilang ministeryo.—1Co 15:32.

**EPILEPSI.** Isang namamalaging sakit sa sentral na sistema ng nerbiyo na kakikitaan ng mga pangingisay o ng pagkapinsala o pagkawala ng ulirat, o pareho. Iniuugnay ang karamdamang ito sa di-normal na aktibidad ng utak. Ang pagsumpong ng epilepsi na may kalakip na matinding pangingisay at pagkawala ng ulirat ay tinatawag na *grand mal,* samantalang ang mas banayad na pagsumpong, kung saan sandali lamang ang mga atake, ay tinatawag na *petit mal,* anupat ang mga ito ang dalawang pangunahing uri ng epilepsi. Epileptiko ang tawag sa isang tao na may sakit na epilepsi.

Noong araw na kasunod ng pagbabagong-anyo, pinagaling ni Jesu-Kristo ang isang epileptiko na hindi napagaling ng mga alagad niya. (Mat 17:14-20) Mula pa sa kaniyang pagkabata, sinasaniban na ng isang "espiritung pipi at bingi" ang batang lalaking ito; bukod sa iba pang mga pananakit sa kaniya, paulit-ulit siyang pinangingisay nito, na may kaakibat na pagbula ng kaniyang bibig. Sinaway ni Jesus ang demonyo, lumabas ito, at sa gayon ay gumaling ang bata.—Mar 9:14-29; Luc 9:37-43.

Bagaman sa partikular na kasong ito ay may kinalaman ang aktibidad ng mga demonyo sa mga sintomas ng epilepsi, karaniwan nang may likas na mga sanhi ang epilepsi, at hindi ipinahihiwatig ng Kasulatan na sa pangkalahatan ay dulot ito ng pagali ng demonyo. Sa halip, iniuulat ni Mateo (4:24) na dinala ng mga tao kay Jesus ang mga maysakit kabilang na ang mga taong "inaalihan ng demonyo *at* epileptiko," anupat ipinakikita niya na magkaiba ang dalawang uring ito ng mga indibiduwal na pinagaling ni Kristo.

Ang terminong Tagalog na "epilepsi" ay hinalaw sa salitang Ingles na *epilepsy* na hinalaw naman mula sa salitang Griego na *e·pi·le·psi′a,* literal na

nangangahulugang “pangingisay.” Gayunman, hindi ginagamit sa Bibliya ang *e·pi·le·psi′a.* Sa halip, para sa karamdamang ito, gumamit si Mateo (4:24; 17:15) ng mga anyo ng salitang Griego na *se·le·ni·a′zo·mai,* literal na nangangahulugang *“be moonstruck”* (maapektuhan ng buwan). Bagaman *“lunatick”* ang ginagamit ng *King James Version* sa Mateo 4:24 at 17:15, “(mga) epileptiko” naman ang lumilitaw sa ilang makabagong salin.—*AS; NW; RS.*

Kapansin-pansin na sinasabi ng *The International Standard Bible Encyclopaedia:* “Ang orihinal na kahulugan ng terminong *seleniazomai, ‘moon-struck,’* ay iniuugnay sa popular na paniniwala, na laganap at namamalagi, na ang buwan, sa partikular na mga pagbabagong-hugis nito, ay nakapipinsala sa mga tao, lalo na sa kaso ng mga sakit na pabalik-balik o pasumpung-sumpong. Walang datos na magagamit upang matiyak kung ang partikular na salitang ito, noong panahon ng B[agong] T[ipan], ay nagpapahiwatig na aktibo itong pinaniniwalaan noon o kung ginamit na lamang ito sa paraang wala na ang orihinal na metapora, at na ipinahihiwatig na lamang ng salitang ito ang bagay na ipinangangahulugan at hindi tinutukoy ang ideya na nakapaloob sa etimolohiya nito. Ginagamit pa rin natin ang salitang *‘lunatic’* upang tumukoy sa isang taong may-sakit sa isip, bagaman matagal na tayong hindi naniniwala sa impluwensiya ng buwan sa gayong mga kaso.”—Inedit ni J. Orr, 1960, Tomo III, p. 1941.

Ang paggamit ni Mateo sa mga anyo ng *se·le·ni·a′zo·mai* ay hindi nangangahulugang naniniwala siya sa anumang mapamahiing pangmalas na may kaugnayan ang gayong sakit sa partikular na mga pagbabagong-hugis ng buwan. Maliwanag na ginamit lamang niya ang terminong Griego na karaniwang ginagamit noon upang tumukoy sa isang epileptiko. Karagdagan pa, ang mga sintomas ng batang lalaki na inilarawan nina Mateo, Marcos, at Lucas ay talagang mga sintomas na kaugnay ng epilepsi.

**EPLAL** [posible, Namamagitan]. Anak ni Zabad na mula sa pamilya ni Jerameel at ama ni Obed. Si Eplal ay inapo ni Perez, isang anak ni Juda kay Tamar. Ang kaniyang lolo sa talampakan ay si Jarha, isang Ehipsiyong lingkod sa sambahayan ni Sesan. Ibinigay kay Jarha ang anak ni Sesan bilang asawa. —1Cr 2:4, 5, 9, 25, 34-37.

**EPOD, I.** Isang kasuutan ng saserdote. Sa mga tagubilin ng Diyos kay Moises, detalyadong inilarawan ang espesyal na epod na isusuot ng mataas na saserdote. (LARAWAN, Tomo 1, p. 539) Lumilitaw na ito’y isang kasuutang tulad-epron, anupat yari sa “ginto, sinulid na asul at lanang tinina sa mamula-mulang purpura, sinulid na iskarlatang kokus at mainam na linong pinilipit, na gawa ng isang burdador.” Mayroon itong harap at likod, na pinagdugtong. Isang pamigkis na yari sa gayunding materyales ang nasa “ibabaw” nito, anupat marahil ay nakakabit sa epod upang higpitan ito sa baywang. Nakalagay sa mga enggasteng ginto na nasa mga dugtungang pambalikat ang dalawang batong onix, na bawat isa ay nililukan ng anim na pangalan ng mga anak ni Israel. Ang mga enggasteng ginto ng mga batong ito ay may mga tanikalang yari sa ginto na ayon sa kayarian ng isang lubid, at dito nakasabit ang pektoral. Sa ibabang mga kanto ng pektoral ay may panaling asul na nakatali sa mga argolyang ginto na nasa dulo ng mga dugtungang pambalikat ng epod sa mismong ibabaw ng pamigkis. Lumilitaw na lampas-baywang ang haba ng epod, ngunit marahil ay hindi hanggang tuhod. —Exo 28:6-14, 22-28.

Ang epod ay isinusuot ng mataas na saserdote sa ibabaw ng asul at walang-manggas na damit na tinatawag na “damit ng epod,” na nakapatong naman sa mahabang damit na lino. (Exo 29:5) Hindi isinusuot sa lahat ng okasyon ang epod na ito. Kapag kailangang sumangguni ng mataas na saserdote kay Jehova tungkol sa isang mahalagang bagay para sa bansa, isinusuot niya ang epod at ang pektoral na naglalaman ng Urim at ng Tumim. (Bil 27:21; 1Sa 28:6; Ezr 2:63) Sa taunang Araw ng Pagbabayad-Sala, pagkatapos ihandog ng mataas na saserdote ang mga handog ukol sa kasalanan, siya’y naghuhugas at nagpapalit ng kaniyang mga kasuutan, anupat hinuhubad niya ang kaniyang puting mga kasuutan at isinusuot ang kaniyang magagandang kasuutan, kabilang na rito ang epod, bago niya ihandog ang mga handog na sinusunog.—Lev 16:23-25.

Malamang na ang epod na dinala ng saserdoteng si Abiatar mula sa santuwaryo sa Nob hanggang sa kampo ni David ay ang epod ng mataas na saserdote, yamang pinatay ni Doeg ang ama ni Abiatar na si Ahimelec, na mataas na saserdote, at ang mga katulong na saserdoteng kasama nito. (1Sa 22:16-20; 23:6) Inutusan ni David si Abiatar na ilapit ang epod upang makasangguni siya kay Jehova hinggil sa pagkilos na nararapat niyang gawin.—1Sa 23:9-12; 30:7, 8.

**Mga Epod ng mga Katulong na Saserdote.** Nagsusuot din ng epod ang mga katulong na saserdote, bagaman tanging ang epod ng mataas na saserdote ang espesipikong binanggit at inilarawan sa mga tagubilin ni Jehova sa paggawa ng mga kasuutan ng saserdote. Tanging ang “mahahabang damit,” “paha,” “kagayakan sa ulo,” at “karsonsilyo” ang espesipikong binanggit para sa mga anak ni Aaron, na naglingkod bilang mga katulong na

saserdote niya. (Exo 28:40-43) Waring ang pagsusuot ng epod ng mga katulong na saserdote ay naging kaugalian na lamang noong dakong huli. Si Samuel, bagaman hindi isang katulong na saserdote, ay nagsuot ng epod noong siya'y isang batang naglilingkod kay Jehova sa santuwaryo (1Sa 2:18), gaya rin ng 85 saserdoteng pinatay ni Doeg sa utos ni Haring Saul. (1Sa 22:18) Maaaring ang mga epod na ito ay nagsilbing palatandaan ng pagiging saserdote ng mga nagsusuot nito anupat hindi ito itinakda ng Kautusan bilang kasuutan na gagamitin nila kapag gumaganap ng kanilang opisyal na mga tungkulin. Malamang na ang epod ng katulong na saserdote ay kahugis ng epod ng mataas na saserdote ngunit gawa sa puting tela na walang burda, at ang linong materyales nito ay hindi kasing-inam niyaong sa epod ng mataas na saserdote. Ang salitang Hebreo na ginamit para sa "lino" nang ilarawan ang epod na isinuot ng batang si Samuel at ng 85 saserdote ay *badh,* samantalang *shesh,* "mainam na lino," ang salitang ginamit para sa epod ng mataas na saserdote.—Exo 28:6; 1Sa 2:18; 22:18.

Noong ang kaban ng tipan ay iniaahon sa Jerusalem upang ilagay sa Bundok Sion malapit sa bahay ni David, siya ay nakasuot ng epod na lino sa ibabaw ng kaniyang walang-manggas na damit na mainam na kayo samantalang nagsasayaw sa harap ni Jehova at ipinagdiriwang ang masayang pangyayaring ito.—2Sa 6:14; 1Cr 15:27.

**Ang Epod na Ginawa ni Gideon.** Pagkatapos talunin ni Gideon ang mga Midianita, ginamit niya ang ginto na nasamsam nila upang gumawa ng isang epod. (Huk 8:26, 27) May mga tumututol sa pananalitang ito dahil diumano'y sobra-sobra ang 1,700 siklo (19.4 kg; 52 lb t) na ginto para sa isang epod. Ang isang iminumungkahing paliwanag para rito ay na gumawa rin si Gideon ng isang ginintuang imahen. Subalit ang salitang "epod" ay hindi tumutukoy sa isang imahen. Si Gideon ay isang taong may pananampalataya sa Diyos. Hindi niya gagawin ang gaya ng ginawa ni Jeroboam nang akayin nito ang sampung tribo tungo sa pagsamba sa mga imaheng guya. Naipakita ni Gideon ang kaniyang pagpapahalaga sa pagsamba kay Jehova noong bigyan siya ng pagkakataong magtatag ng isang namamahalang dinastiya sa Israel. Tinanggihan niya ang alok, sa pagsasabing: "Si Jehova ang siyang mamamahala sa inyo." (Huk 8:22, 23) Maaaring ang karamihan sa gintong iyon ay ginamit na *pambayad* sa mga hiyas, at iba pa, na posibleng ginamit sa epod. Kung tungkol sa halaga ng epod ni Gideon, maaaring katumbas nga ito ng halagang binanggit ($218,365 sa makabagong halaga), lalo na kung pinalamutian ito ng mahahalagang hiyas.

Sa kabila ng mabubuting intensiyon ni Gideon na ipagunita ang tagumpay na ibinigay ni Jehova sa Israel at parangalan ang Diyos, ang epod ay "nagsilbing silo kay Gideon at sa kaniyang sambahayan," dahil ang mga Israelita ay nagkasala ng espirituwal na imoralidad sa pamamagitan ng pagsamba rito. (Huk 8:27) Gayunman, hindi sinasabi ng Bibliya na si Gideon mismo ay sumamba rito; sa kabaligtaran, espesipiko siyang tinukoy ng apostol na si Pablo bilang isa sa 'malaking ulap' ng tapat na mga saksi ni Jehova bago ang panahong Kristiyano.—Heb 11:32; 12:1.

**Idolatrosong Paggamit.** Masusumpungan sa Mga Hukom kabanata 17 at 18 ang isang kaso ng paggamit sa epod sa idolatrosong pagsamba. Ang epod na ito, na gawa ng isang Efraimita, ay unang ginamit ng isa sa mga anak nito na gumanap bilang saserdote sa harap ng isang inukit na imahen, at pagkatapos ay ng isang Levitang inapo ni Moises na bagaman hindi nagmula sa makasaserdoteng pamilya ni Aaron ay gumanap bilang saserdote. Nang bandang huli, ang epod at ang imahen ay nahulog sa kamay ng mga lalaking nagmula sa tribo ni Dan, at sa gitna ng mga ito ang Levita at ang kaniyang mga anak na kasunod niya ay patuloy na nanungkulan sa idolatrosong paraan sa lunsod ng Dan sa lahat ng mga araw na ang bahay ng Diyos ay nasa Shilo.

**EPOD, II.** Ang ama ni Haniel na pinuno ng tribo ni Manases na ayon sa utos ni Jehova ay inatasan bilang isa na may pananagutan sa paghahati-hati ng lupain ng Canaan sa mga bahaging mana. —Bil 34:16, 18, 23, 29.

**EPRAT** [Pagkamabunga]. Pinaikling Eprata.

**EPRATA** [Pagkamabunga].

1. Asawa ni Caleb (Kelubai) na anak ni Hezron na mula sa tribo ni Juda. Napangasawa niya si Caleb samantalang nasa pagkaalipin sila sa Ehipto, pagkamatay ng asawa ni Caleb na si Azuba. Si Eprata ang ina ni Hur at lola sa tuhod ni Bezalel, ang bihasang manggagawa na kilalang-kilala sa pagtatayo ng tabernakulo.—1Cr 2:9, 19, 50; 4:4; Exo 35:30-35.

2. Maliwanag na ito'y dating pangalan ng Betlehem o pangalang itinawag sa lugar na nasa palibot niyaon. Ang mga pangalang Betlehem at Eprata ay magkasamang ginamit sa ilang teksto. Sa ulat tungkol sa pagkamatay ni Raquel, binanggit na inilibing siya "sa daang patungo sa Eprat [Eprata], na siyang Betlehem." (Gen 35:16, 19; 48:7) Ang mga miyembro ng pamilya ni Elimelec ay tinawag na "mga Eprateo mula sa Betlehem," at sa Betlehem bumalik ang kaniyang balong asawang si Noemi mula sa Moab. (Ru 1:2, 19) Ayon sa pagpapalang binigkas kay Boaz noong mapapangasawa niya si Ruth, patutunayan niya ang kaniyang 'halaga sa Eprata at gagawa siya ng bantog na pangalan sa Betlehem.' (Ru 4:11) Bilang panghuli, sa hula hinggil sa kapangana-

kan ng Mesiyas, ang mga pangalang ito ay pinagsama bilang “Betlehem Eprata.” (Mik 5:2) Dahil dito, waring ang Eprata na binanggit sa Awit 132:6, tungkol sa pag-aalala ni David sa kaban ng tipan, ay tumutukoy rin sa sariling bayang ito ni David. —Tingnan ang BETLEHEM Blg. 1.

## EPRATEO.

1. Isang taong naninirahan sa Betlehem, o Eprata.—Ru 1:2; 1Sa 17:12.

2. Sa Hebreo, ang termino ring ito ay ikinakapit sa isang miyembro ng tribo ni Efraim (Huk 12:5; 1Ha 11:26) o sa isa na naninirahan sa Efraim, gaya ng makikita sa talaangkanan ng Levitang si Elkana. (1Sa 1:1) Isinasalin ng *King James Version* ang terminong Hebreong ito bilang “Eprateo” sa dalawa sa mga tekstong ito.

**EPRON, I.** Ang salitang Griego na *si·mi·kin′thi·on* ay tumutukoy sa isang bagay na ibinibigkis sa palibot ng kalahati ng katawan at gayundin sa isang makitid na pantakip. (Gaw 19:12) Waring itinatali ito sa baywang upang takpan ang bahagi ng katawan mula sa baywang pababa. Maaaring isinusuot ito noon para maingatan ang iba pang kasuutan, marahil ay ng mga nagtatrabaho gaya ng mga mangingisda, magpapalayok, tagaigib ng tubig, tindero, magtitinapay, at karpintero. Ibang-iba rito ang epod ng mga saserdote, yamang iyon ay isang kasuutang tulad-epron na nakasabit sa mga balikat at may harap at likod.—Exo 28:6-8; tingnan ang MATAAS NA SASERDOTE.

Ang salitang Griego na isinaling ‘magsuot ng epron’ sa Lucas 17:8 (*pe·ri·zon′ny·mai*) ay literal na nangangahulugang “magbigkis.”—Ihambing ang Efe 6:14.

## EPRON, II.

1. [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang “bata[ng lalaking usa]”]. Isang anak na Hiteo ni Zohar at may-ari ng isang parang sa Macpela na nasa tapat ng Mamre, samakatuwid nga, sa Hebron. Binili ni Abraham ang parang na ito mula kay Epron, kasama ang yungib na naroon, bilang isang dakong libingan para sa kaniyang asawang si Sara. (Gen 23:3-20) Nagbayad si Abraham ng 400 siklong pilak (mga $880) para sa libingang ito ng pamilya, ngunit pagkaraan ng mahabang panahon ay tinatawag pa rin itong “parang ni Epron.”—Gen 25:9; 49:29, 30; 50:13.

2. [Dako ng Alabok]. Isang tagaytay ng bundok na nasa pagitan ng Neptoa at Kiriat-jearim. (Jos 15:9) Ito ay nasa hilagaang hangganan ng tribo ni Juda.

3. Ang “Epron” ay lumilitaw sa 2 Cronica 13:19 sa tekstong Masoretiko gayundin sa Griegong *Septuagint* at sa iba pang mga bersiyon; gayunpaman, ang panggilid na impormasyon sa tekstong Masoretiko ay kababasahan ng “Efrain.”—Tingnan ang EFRAIN.

**ER** [Gisingin; Pukawin].

1. Panganay na anak ni Juda sa asawa nitong Canaanita. Kinuha ng ama ni Er si Tamar bilang asawa para sa kaniya, ngunit, dahil si Er ay naging balakyot sa paningin ng Diyos, pinatay siya ni Jehova bago pa man siya magkasupling.—Gen 38:1-7; 46:12.

2. Isang anak ni Shela na ikatlong anak ni Juda sa kaniyang Canaanitang asawa.—Gen 38:2-5; 1Cr 4:21.

3. Isang ninuno ni Jesu-Kristo; anak ni Jesus (Jose[s]) at ama ni Elmadam.—Luc 3:28.

**ERAN** [Isa na Ginising; Isa na Pinukaw], **MGA ERANITA.** Si Eran ay anak ng anak ni Efraim na si Sutela at ninuno ng mga Eranita.—Bil 26:35, 36.

**ERASTO** [Minamahal; Maganda].

1. Isang Kristiyano na naglingkod kay Pablo noong ikatlong paglalakbay nito bilang misyonero at siyang isinugo ni Pablo mula sa Asia patungo sa Macedonia kasama ni Timoteo. (Gaw 19:22) Malamang na siya ang Erasto na nanatili sa Corinto nang panahong isulat ni Pablo ang kaniyang ikalawang liham kay Timoteo.—2Ti 4:20.

2. Ang katiwala ng lunsod ng Corinto na ang mga pagbati ay inilakip ni Pablo sa kaniyang liham sa mga taga-Roma. (Ro 16:23) Sa paghuhukay sa Corinto noong 1929, natuklasan ni Propesor T. L. Shear ang isang sahig na may inskripsiyon sa Latin na kababasahan: “Si Erasto, prokurador [at] *aedile,* ang naglatag ng sahig na ito sa kaniyang sariling gastos.” Bagaman hindi tiyak kung ito ang Erasto na binanggit ni Pablo, ang sahig ay pinaniniwalaang naroroon na noong unang siglo C.E. Ipinapalagay ng ilan na ang katiwalang ito ng lunsod ang kasamahan ni Pablo sa paglalakbay (tingnan ang Blg. 1). Gayunman, magiging mahirap para kay Erasto na sumama kay Pablo at kasabay nito ay mag-asikaso ng kaniyang mga tungkulin bilang katiwala ng lunsod. Dahil dito, ipinapalagay niyaong mga naniniwala rito na hinawakan ni Erasto ang opisyal na posisyong iyon noong mas maagang panahon at na tinukoy lamang siya ni Pablo sa titulong iyon.

**EREC.** Isa sa apat na lunsod na ‘pasimula ng kaharian ni Nimrod’ sa lupain ng Sinar. (Gen 10:10) Sa ngayon, ang Erec ay kinakatawanan ng mga bunton sa lugar na tinatawag ng mga Arabe bilang Warka at kilalá ng sinaunang mga Akkadiano ng Mesopotamia bilang Uruk. Ito ay mga 177 km (110 mi) sa TS ng Babilonya sa K pampang ng

matandang lunas ng Eufrates (ang Shatt-ek-Kar), o mga 6 na km (3.5 mi) sa S ng landas ng ilog na iyon sa kasalukuyan. Isang sinaunang *ziggurat* ang nahukay roon, kasama ang maraming bunton at mga kabaong na waring indikasyon na ang Erec ay dating libingang dako ng mga haring Asiryano.

Ang mga naninirahan sa Erec ("mga Arkevita," *KJ*) ay kabilang sa mga dinala ng Asiryanong si Emperador Asenapar sa Samaria.—Ezr 4:9, 10.

**ERI** [Isa na Ginising; Isa na Pinukaw], **MGA ERITA.** Ang ikalimang binanggit na anak ni Gad at ninuno ng mga Erita.—Gen 46:16; Bil 26:16.

**ESAN** [posible, Isa na Nakasandig]. Isang lunsod sa bulubunduking pook ng Juda. (Jos 15:20, 48, 52) Bagaman hindi alam kung saan ang eksaktong lokasyon nito, dahil sa salin ng Griegong *Septuagint* (Vatican MS. 1209) na "Soma," ipinapalagay ng ilang iskolar na ito ay ang Khirbet Samʽa (Horvat ʼesh-Shamʽah), na mga 15 km (9 na mi) sa TTK ng Jerusalem.

**ESAR-HADON** [mula sa wikang Asiryano, nangangahulugang "Si Asur ay Nagbibigay ng Isang Kapatid na Lalaki"]. Isang nakababatang anak at kahalili ni Senakerib, hari ng Asirya. Sa isa sa kaniyang mga inskripsiyon ay pinatutunayan ni Esar-hadon ang maka-Kasulatang ulat ng kamatayan ng kaniyang ama (Isa 37:37, 38), na sinasabi: "Isang matatag na determinasyon ang 'dumating sa' aking mga kapatid. Kinaligtaan nila ang mga diyos at bumaling sa kanilang mga gawain ng karahasan, anupat nagpakana ng kasamaan. . . . Upang matamo ang pagkahari ay pinaslang nila si Senakerib, na kanilang ama."—*Ancient Records of Assyria and Babylonia,* ni D. Luckenbill, 1927, Tomo II, p. 200, 201.

Sinabi ni Esar-hadon na, bago pa namatay ang kaniyang ama ay pinili na siya bilang ang tiyak na tagapagmana, at waring naglingkod siya bilang kinatawang pinuno sa Babilonya bago naging hari ng Asirya. Pagkatapos na mapaslang ang kaniyang ama, sinabi ni Esar-hadon na tinugis niya ang mga mamamaslang hanggang sa Armenia ("lupain ng Ararat," 2Ha 19:37), kung saan niya sila tinalo. Ang kaniyang opisyal na paghahari ay ipinapalagay na tumagal nang 12 taon.

Noong maagang bahagi ng kaniyang paghahari, sinimulan ni Esar-hadon ang muling pagtatayo ng Babilonya, na winasak ni Senakerib. Ang templong Esagila ay muling itinayo at kung tungkol sa mismong lunsod, sinabi ni Esar-hadon: "Ang Babilonya . . . ay itinayo kong muli, pinalaki ko, itinaas ko, ginawa kong maringal."—*Ancient Records of Assyria and Babylonia,* Tomo II, p. 244.

Isinasalaysay sa kaniyang mga rekord ang mga operasyong militar laban sa *Gimirrai* o mga Cimmeriano, na pinaniniwalaang mga inapo ni Gomer. (Ihambing ang Gen 10:2; Eze 38:6.) Sinamsaman din niya ang lunsod ng Sidon, anupat nagtatag ng isang bagong lunsod sa isang kalapit na dako, na pinanganlan niyang Kar-Esarhaddon. Sa isa sa kaniyang mga inskripsiyon ay itinala niya ang mga 20 basalyong hari, kabilang na si Manases ng Juda (*Menasi* hari ng *Yaudi*).

Ipinakikita ng ulat sa 2 Cronica 33:10-13 na si Manases ay nadakip ng "mga pinuno ng hukbo ng hari ng Asirya" at dinala sa Babilonya. Noon, inisip ng ilan na ang pagtukoy na ito sa Babilonya ay isang pagkakamali, anupat ipinapalagay na ang Nineve ang lugar na pagdadalhan kay Manases. Gayunman, gaya ng naipaliwanag na, si Esar-hadon, na ipinakikita ng mga inskripsiyon na naging kapanahon ni Manases, ang muling nagtayo ng Babilonya at iniulat na siya ay "hindi kasing-interesado ng ibang mga Asiryanong hari sa pagpapaganda ng kaniyang kabisera, ang Nineve." (*The Interpreter's Dictionary of the Bible,* inedit ni G. Buttrick, 1962, Tomo 2, p. 125) Kung nabihag si Manases noong panahon ng paghahari ni Esar-hadon, hindi katakatakang dinala siya sa Babilonya, na ipinaghambog ni Esar-hadon na muli niyang itinayo. Gayunman, mapapansin na tinukoy rin ng anak ni Esar-hadon na si Ashurbanipal si Manases bilang sakop noong panahon ng kaniyang paghahari.

**Ang "Animnapu't Limang Taon."** Noong panahon ng muling pagtatayo ng templo sa Jerusalem, binanggit ng ilan sa di-Israelitang mga tumatahan sa lupain na dinala sila sa Samaria ni "Esar-hadon na hari ng Asirya." (Ezr 4:2) Yamang nagpatuloy ang paglilipat ng Asirya ng mga tao patungo at mula sa Samaria hanggang noong kaniyang paghahari, itinuturing ng ilan na ito'y isang pahiwatig upang maunawaan ang yugto ng "animnapu't limang taon" na binanggit sa Isaias 7:8 may kinalaman sa pagkatiwangwang ng Efraim (na ang kabisera ay nasa Samaria). Ang pagitan mula sa paghahari ni Tiglat-pileser III (na nagpasimula ng pagpapatapon sa mga tao mula sa hilagang kaharian ng Israel di-nagtagal pagkaraan ng hula ni Isaias) hanggang sa paghahari ni Esar-hadon ay magpapahintulot ng gayong 65-taóng yugto hanggang sa lubusang 'pagkakadurug-durog' ng Efraim "upang hindi na maging isang bayan."

**Sinakop ang Ehipto.** Ang namumukod-tanging tagumpay ni Esar-hadon sa militar ay ang pananakop niya sa Ehipto, anupat nilupig ang hukbong Ehipsiyo sa ilalim ng Etiopeng tagapamahala na si Tirhaka (binanggit bilang ang "hari ng Etiopia" sa 2Ha 19:9) at kinuha ang lunsod ng Memfis. Sa gayon ay idinagdag ni Esar-hadon sa kaniyang maraming

titulo ang "Hari ng mga hari ng Ehipto."

Bagaman inorganisa ni Esar-hadon ang Ehipto sa mga distrito at naglagay ng Asiryanong mga gobernador na mamamahala sa mga prinsipe ng mga distritong ito, bumangon ang paghihimagsik bago matapos ang dalawang taon. Ang Asiryanong hari ay nagsagawa ng ikalawang kampanya upang sugpuin ang paghihimagsik, ngunit namatay siya sa Haran habang patungo sa Ehipto. Sa kaniyang mga inskripsiyon ay sinabi ni Esar-hadon: "Ako ay makapangyarihan, ako ang pinakamakapangyarihan sa lahat, ako ay isang bayani, ako ay dambuhala, ako ay ubod-laki." (*Ancient Records of Assyria and Babylonia,* Tomo II, p. 226) Ngunit tulad ng lahat ng iba pang di-sakdal na tao, siya ay isa lamang aliping sakop ng mga haring Kasalanan at Kamatayan, na noon ay kumuha sa kaniya.—Ihambing ang Aw 146:3, 4; Ec 9:4; Ro 5:21.

Bago siya mamatay, gumawa si Esar-hadon ng mga kaayusan upang maging maayos ang pagsasalin ng trono sa pamamagitan ng pagpoproklama sa kaniyang anak na si Ashurbanipal bilang tagapagmanang prinsipe, at inatasan naman niya ang isa pang anak, si Shamash-shum-u-kin, upang maging hari ng Babilonya. Kaya nang mamatay si Esar-hadon, si Ashurbanipal ang naging monarka ng Asirya.



***Ang Asiryanong si Haring Esar-hadon, na may malaking ginampanan upang muling panirahan ng mga banyaga ang Samaria***

**ESAU** [Mabalahibo]. Ang panganay nina Isaac at Rebeka; ang kakambal ni Jacob at ang ninuno ng mga Edomita. Pinanganlan siyang Esau dahil siya'y napakamabalahibo nang ipanganak siya, ngunit nakuha niya ang pangalang Edom (nangangahulugang "Pula") mula sa nilagang *pulang* lentehas na dahil dito ay ipinagbili niya ang kaniyang pagkapanganay.—Gen 25:25, 26, 30.

Bago pa man isilang ang kambal noong 1858 B.C.E., nang si Isaac ay 60 taóng gulang, nagbuno na ang mga sanggol sa bahay-bata ng kanilang ina. Bilang tugon sa tanong ni Rebeka kung ano ang kahulugan nito, isiniwalat ni Jehova sa kaniya na dalawang liping pambansa ang mahihiwalay mula sa kaniyang mga panloob na bahagi at ang nakatatanda ay maglilingkod sa nakababata.—Gen 25:22, 23.

**Hinamak ang Espirituwal na mga Bagay.** Si Esau ay naging isang bihasa at mapagsapalarang mangangaso, "isang taong lagalag." Hindi gaya ng kaniyang kapatid, ang 'walang-kapintasang' si Jacob, si Esau ay may makalamang pag-iisip at materyalistiko. (Gen 25:27) Ngunit mahal ni Isaac si Esau, "sapagkat nangangahulugan ng pinangasong pagkain sa kaniyang bibig."—Gen 25:28.

Isang araw, si Esau, pagód at gutóm, ay dumating mula sa parang habang si Jacob ay nagpapakulo ng nilaga. Bilang pagtugon sa kahilingan ni Esau, "Dalian mo, pakisuyo, bigyan mo ako ng isang subo ng mapula—ng mapulang iyan," hiniling ni Jacob sa kaniya na ipagbili niya ang kaniyang pagkapanganay. Palibhasa'y walang pagpapahalaga sa mga sagradong bagay, samakatuwid nga, sa pangako ni Jehova kay Abraham may kinalaman sa binhi na sa pamamagitan nito ay pagpapalain ng lahat ng bansa sa lupa ang kanilang sarili, padalus-dalos na sumumpa si Esau kay Jacob at ipinagbili rito ang kaniyang pagkapanganay kapalit ng pagkaing nilagang lentehas at tinapay. Sa gayong paghamak sa pagkapanganay, anupat minalas iyon bilang walang gaanong halaga, nagpakita si Esau ng ganap na kawalan ng pananampalataya. Marahil ay ayaw niyang dumanas ng pagdurusa kapag natupad ang salita ng Diyos may kinalaman sa binhi ni Abraham: "Ang iyong binhi ay magiging naninirahang dayuhan sa lupain na hindi kanila, at paglilingkuran nila ang mga ito, at tiyak na pipighatiin sila ng mga ito sa loob ng apat na raang taon."—Gen 15:13; 25:29-34; Heb 12:16.

Sa edad na 40, gumawa si Esau ng sariling mga kaayusan sa pag-aasawa. Pinili niyang maging poligamo, at hindi tulad ng kaniyang amang si Isaac, na hinayaang ikuha siya ng kaniyang amang si Abraham ng mapapangasawa mula sa mga mananamba ni Jehova, kumuha si Esau ng dalawang paganong babaing Hiteo, si Judit (Oholibama?) at si Basemat (Ada?), bilang mga asawa. Ang mga babaing ito ay

naging sanhi ng kapaitan ng espiritu para kina Isaac at Rebeka.—Gen 26:34, 35; 36:2; 24:1-4, 50, 51; tingnan ang BASEMAT Blg. 1; JUDIT.

**Si Jacob ang Tumanggap ng Pagpapala.** Nang si Isaac ay may kalaunan na sa mga taon, ninais niyang ipagkaloob ang kaniyang pagpapala sa kaniyang nakatatandang anak na si Esau. Una ay inutusan ni Isaac si Esau na mangaso ng karne ng usa at gumawa ng masarap na pagkain para sa kaniya. Sinunod naman ito ni Esau upang tanggapin ang pagpapala bilang panganay, bagaman ang totoo'y wala na siyang karapatan sa pagpapalang iyon dahil ipinagbili na niya ang kaniyang pagkapanganay. Sa gayon, handa niyang sirain ang kaniyang pinanumpaang tipan na ginawa nang ipagbili niya ang pagkapanganay. Palibhasa'y alam ni Rebeka ang sinabi ni Jehova sa kaniya bago niya ipanganak ang kambal, namagitan siya anupat pinayuhan si Jacob na magkunwaring si Esau upang makuha ang pagpapala na karapatan niyang matamo. Nang humarap si Jacob sa kaniyang bulag na ama, suot niya ang damit ni Esau at may mga balat ng batang kambing sa kaniyang mga kamay at sa walang-buhok na bahagi ng kaniyang leeg. Sa gayon ay hindi siya nakilala ni Isaac.—Gen 25:23; 27:1-23.

Katatapos pa lamang pagpalain ni Isaac si Jacob nang dumating si Esau mula sa pangangaso at maghanda ng masarap na pagkain para sa kaniyang ama. Nang pumaroon siya sa harap ng kaniyang ama upang may-pandarayang tanggapin ang pagpapala at malaman na pinagpala na ni Isaac si Jacob, "nagsimulang sumigaw si Esau nang lubhang malakas at mapait." Taglay ang mapag-imbot na motibo, mapilit niyang hiniling na pagpalain siya ng kaniyang ama, ngunit kahit ang kaniyang pagluha ay hindi naging dahilan upang magbago ng isip si Isaac ni bawiin ang pagpapalang binigkas nito kay Jacob. Malamang na nakilala ni Isaac ang pag-akay ni Jehova sa bagay na iyon. Pagkatapos ay sinabi niya kay Esau: "Masdan, ang iyong tahanan ay masusumpungang malayo sa matatabang lupain sa lupa, at malayo sa hamog ng langit sa itaas. At sa pamamagitan ng iyong tabak ay mabubuhay ka, at ang iyong kapatid ay paglilingkuran mo. Ngunit mangyayari nga, kapag ikaw ay naging balisa, babaliin mo ang kaniyang pamatok mula sa iyong leeg."—Gen 25:33; 27:30-40; Heb 12:17.

Alam ni Esau na si Jacob ang may karapatan sa pagpapala dahil binili niya nang legal ang pagkapanganay. (Pinagtitibay ng arkeolohikal na patotoo na sa sinaunang mga tao ng Gitnang Silangan ay may kaugaliang ipagpalit ang pagkapanganay para sa materyal na bagay. Halimbawa, isang teksto mula sa Nuzi ang naglalahad na isang lalaki ang tumanggap ng tatlong tupa kapalit ng kaniyang bahagi sa mana.) Ngunit si Esau, gaya ni Cain, ay nagkimkim ng matinding poot sa kaniyang kapatid na si Jacob at naghintay ng pagkakataon upang patayin siya. Kaya nang malaman ito ni Rebeka, pinayuhan niya si Jacob na tumakas patungo sa kaniyang kapatid na si Laban sa Haran. Nang hingin ni Rebeka ang pagsang-ayon ni Isaac sa bagay na ito, may-kabaitan niyang ipinasiya na huwag isiwalat kay Isaac ang mapamaslang na intensiyon ni Esau kundi ibinulalas niya rito kung ano ang magiging epekto sa kaniya sakaling kumuha rin si Jacob ng asawang gaya ng mga anak ni Het. Sa gayon ay tinawag ni Isaac si Jacob, pinagpala siya, at tinagubilinan siyang pumaroon sa Padan-aram sa mga kamag-anak ni Rebeka upang kumuha ng asawa. Nang makita ito ni Esau, naganyak siyang kumuha ng ikatlong asawa, si Mahalat (Basemat?) na anak ni Ismael na anak ni Abraham.—Gen 27:41–28:9; 36:3; tingnan ang BASEMAT Blg. 2.

**Mga Pangyayari Nang Dakong Huli.** Sa panahon ng 20 taon na nasa malayo si Jacob, si Esau ay nagsimulang manahanan sa Seir, ang parang ng Edom. (Gen 32:3; Jos 24:4) Lumilitaw na pagkaraan pa ng maraming taon bago siya lubusang lumipat doon, anupat dinala sa Seir ang kaniyang pamilya at ang lahat ng kaniyang pag-aari. (Gen 36:6-8) Nang bumalik si Jacob sa Canaan, labis siyang nangamba nang mabalitaan niya sa mga mensaherong isinugo niya na si Esau, kasama ang 400 lalaki, ay paparating upang salubungin siya. Maaaring nagsama si Esau ng isang pangkat ng 400 lalaki upang pahangain ang kaniyang kapatid sa kaniyang nakahihigit na kalakasan o upang ipakita na isa siyang makapangyarihang pinuno. Matapos manalangin kay Jehova, si Jacob ay patiunang nagpadala ng saganang kaloob na binubuo ng mahigit 550 alagang hayop. Nang makita si Esau, si Jacob, bilang pagpapakumbaba, ay "yumukod sa lupa nang pitong ulit hanggang sa makalapit siya sa kaniyang kapatid." Si Esau naman ay tumakbo upang salubungin si Jacob, niyakap siya, sumubsob sa kaniyang leeg, at hinalikan siya. Kapuwa sila tumangis. Sa simula ay tumanggi si Esau na tanggapin ang kaloob ni Jacob na mga alagang hayop, na sinasabi: "Napakarami kong pag-aari, kapatid ko. Manatiling sa iyo ang sa iyo." Gayunman, dahil mapilit si Jacob, tinanggap na rin ni Esau ang kaloob. Pagkatapos ay inalok niyang samahan si Jacob, ngunit mataktikang tinanggihan ito ng kaniyang kapatid pati ang sumunod na mungkahi ni Esau na ilagay sa kapamahalaan ni Jacob ang ilan sa kaniyang tauhan, marahil ay bilang proteksiyon. Sa gayon ay umalis si Esau at ang kaniyang mga tauhan at bumalik sa Seir. Binabanggit ng ulat ng Bibliya na pagkaraan ng mga 23 taon, nang mamatay si Isaac, inilibing nina Esau at Jacob ang kanilang ama.—Gen 32:6, 7, 10-15; 33:1-3, 8, 9, 11-16; 35:29.

**Inilarawan ang mga Simulaing Mula sa Diyos.** Malinaw na ipinakikita ng personalidad ni Esau na ang pagpili kay Jacob bilang ninuno ng ipinangakong Binhi ay hindi isang makapritsong pagpili o di-makatuwirang paboritismo sa bahagi ng Diyos na Jehova. Dahil sa kawalan ni Esau ng pagpapahalaga sa espirituwal na mga bagay, lakip na ang kaniyang hilig na bigyang-kasiyahan ang makalamang mga pagnanasa, si Esau ay hindi karapat-dapat na mapabilang sa linyang pagmumulan ng ipinangakong Binhi. Kaya naman sinabi ni Jehova sa pamamagitan ng kaniyang propetang si Malakias: "Ngunit iniibig ko si Jacob, at si Esau ay kinapootan ko." Si Esau ay hindi ibinilang sa tapat na ulap ng mga saksi na nakatala sa Hebreo, kabanata 11, nang sabihin ni Pablo: 'Sa pananampalataya si Abraham . . . [ay] tumira sa mga tolda na kasama sina Isaac at Jacob, ang mga kasama niyang tagapagmana ng pangako ring iyon.'—Mal 1:2, 3; Heb 11:8, 9; 12:1.

Ipinakikita ng pagpili ni Jehova kay Jacob sa halip na kay Esau na ang pagpili ng Diyos ay hindi nakadepende sa kagustuhan ng tao. Ginamit ng apostol na si Pablo ang insidenteng ito bilang ilustrasyon upang ipaliwanag kung bakit ang tunay na mga anak ni Abraham ay hindi yaon lamang mga supling sa laman, ni yaong mga umaasa sa sarili nilang mga gawa, kundi yaong mga may pananampalatayang gaya ng kay Abraham.—Ro 9:6-12.

Si Esau ay nagsisilbing babalang halimbawa sa mga Kristiyano upang hindi sila magkasala ng kawalan ng pagpapahalaga sa sagrado o espirituwal na mga bagay, gaya ng materyalistang si Esau.—Heb 12:16; tingnan ang EDOM, MGA EDOMITA.

**ESBAAL.** Tingnan ang IS-BOSET.

**ESBAN.** Ang ikalawang binanggit na anak ni Shik Dison; isang inapo ni Seir na Horita. Ang mga Horita ang mga tumatahan sa lupain ng Seir bago sila itinaboy at nilipol ng mga anak ni Esau.—Gen 36:20, 26; 1Cr 1:38, 41; Deu 2:12.

**ESCEVA.** Isang "punong saserdoteng" Judio. Ang kaniyang pitong anak na lalaki ay kabilang sa 'ilan sa mga gumagala-galang Judio na nagpapalayas ng mga demonyo.' Sa isang pagkakataon, sa lunsod ng Efeso, tinangka nilang palabasin ang isang demonyo sa pagsasabing, "May-kataimtiman ko kayong inuutusan sa pamamagitan ni Jesus na ipinangangaral ni Pablo." Tumugon ang balakyot na espiritu sa pagsasabing: "Kilala ko si Jesus at nakikilala ko si Pablo; ngunit sino kayo?" Pagkatapos, ang lalaking sinasapian ng espiritu ay lumundag sa pitong anak ni Esceva at itinaboy sila sa labas ng bahay na hubad at sugatán. Dahil dito ay dinakila ang pangalan ng Panginoon at nagpangyari sa marami na making sa mabuting balita na ipinangangaral ni Pablo.—Gaw 19:13-20.

Walang saserdoteng Judio na nagngangalang Esceva ang binanggit sa iba pang bahagi ng Kasulatan, malibang ang Esceva ay isang pangalang Latin para sa isang saserdote na kilala sa isang pangalang Hebreo.

**ESCOL** [Kumpol [ng Ubas]].

1. Kapatid ni Aner at ni Mamre na Amorita. (Gen 14:13) Si Escol at ang kaniyang mga kapatid ay mga kakampi ni Abraham noong talunin niya ang isang liga ng mga haring taga-Silangan.—Gen 14:14, 24; tingnan ang ANER Blg. 1.

2. Isang *wadi* o agusang libis. Malamang na ito'y di-kalayuan sa H ng Hebron. Sa libis na ito nanggaling ang malaking kumpol ng ubas na dinala ng mga Israelitang tiktik. Ang mga ubasan sa lugar na ito ay kilala pa rin sa mataas na kalidad ng kanilang mga ubas. (Bil 13:23, 24; 32:9; Deu 1:24) Posibleng sa pangyayaring ito, noong panahon ng kanilang paglalakbay upang maniktik, nagmula ang pangalang Escol.

**ESDRAELON.** Tingnan ang JEZREEL, JEZREELITA Blg. 5.

**ESEK** [Pakikipag-away]. Isang balon ng sariwang tubig na hinukay ng mga lingkod ni Isaac sa agusang libis ng Gerar. (Gen 26:20) Gayunman, ang balon ay inangkin ng mga Filisteong pastol ng lugar na iyon, at ang ibinunga nitong 'pagtatalo' ng dalawang panig ang pinagmulan ng pangalan ng lugar na iyon. (Gen 26:12-20) Hindi alam sa ngayon kung saan ang eksaktong lokasyon nito.

**ESHEK** [posible, Kumikilos Nang Marahas]. Isang inapo ni Haring Saul. Binabanggit ng ulat ng Kasulatan na ang Benjamitang ito ay nagkaroon ng tatlong anak at na ang mga anak ng kaniyang panganay, si Ulam, "ay naging magigiting at makapangyarihang mga lalaki, mga humuhutok ng busog, at nagkaroon ng maraming anak at apo, isang daan at limampu."—1Cr 8:1, 33, 39, 40.

**ESKRIBA.** Isang kalihim o isang tagakopya ng Kasulatan; nang maglaon, tumukoy ito sa isang taong naturuan sa Kautusan. Ang salitang Hebreo na *so·pher′,* na nanggaling sa salitang-ugat na nangangahulugang "magbilang," ay isinasalin bilang "kalihim," "eskriba," "tagakopya"; ang salitang Griego naman na *gram·ma·teus′* ay isinasalin bilang "eskriba" at "pangmadlang tagapagturo." Ang terminong ito ay tumutukoy sa isa na may pinag-aralan. Ang ilang miyembro ng tribo ni Zebulon ay mga taong may "kasangkapan ng eskriba" para sa pagbilang at pagtatala ng mga hukbo. (Huk 5:14; ihambing ang

2Ha 25:19; 2Cr 26:11.) Nagkaroon din noon ng mga eskriba, o mga kalihim, para sa templo. (2Cr 34: 9, 13) Ang kalihim ni Haring Jehoas ay kasama noon ng mataas na saserdote sa pagbilang sa salaping iniaabuloy at pagkatapos ay ibinibigay nila iyon sa mga nagpapasuweldo sa mga manggagawang nagkukumpuni ng templo. (2Ha 12:10-12) Si Baruc ay sumulat ng mga salitang idinikta ng propetang si Jeremias. (Jer 36:32) Sa ilalim ng pangangasiwa ni Haman, ang mga kalihim ni Haring Ahasuero ng Persia ay sumulat ng isang batas na nag-uutos na puksain ang mga Judio, at sa ilalim naman ni Mardokeo, sila rin ang sumulat ng kontrabatas na pinalabas.—Es 3:12; 8:9.

Kadalasan, ang eskribang Ehipsiyo ay isang lalaking may mababang katayuan sa lipunan ngunit matalino. Mataas ang kaniyang pinag-aralan. Binibitbit niya ang kaniyang mga kagamitan, kabilang dito ang isang paleta na may mga uka para paglagyan ng tintang may iba't ibang kulay, isang banga ng tubig, at isang kahita ng pinsel na tambo. Pamilyar siya sa legal at pangnegosyong mga porma na ginagamit noon. Binabayaran siya para sa pagsulat sa gayong mga porma, pagtatala ng mga salitang idinidikta, at iba pa.

Sa Babilonya, ang eskriba ay itinuturing na isang propesyonal. Kailangang-kailangan noon ang kaniyang mga serbisyo, yamang kahilingan ng batas na ang mga transaksiyon sa negosyo ay isulat, wastong lagdaan ng mga partidong nagkasundo at saksihan. Umuupo ang kalihim malapit sa pintuang-daan ng lunsod, kung saan isinasagawa ang karamihan sa mga aktibidad; taglay ang kaniyang panulat at limpak ng luwad, handa siyang magpabayad kapalit ng kaniyang serbisyo kailanma't may nangangailangan. Ang mga eskriba ang nagtatala ng mga transaksiyon sa negosyo, sumusulat ng mga liham, naghahanda ng mga dokumento, nag-aasikaso ng mga rekord sa templo, at gumaganap ng iba pang klerikal na mga tungkulin.

Noon, ang mga eskribang Hebreo ay nagsisilbing mga notaryo publiko, naghahanda ng mga kasulatan ng diborsiyo, at nagrerekord ng iba pang mga transaksiyon. Nang dakong huli, hindi na sila humihingi ng takdang singil, kaya maaari nang makipagtawaran sa kanila nang patiuna kung magkano ang ibabayad sa kanila. Kadalasan na, isa sa mga partido sa transaksiyon ang nagbabayad sa singil, ngunit kung minsan ay pinaghahatian nila ito. Sa kaniyang pangitain, nakakita si Ezekiel ng isang lalaki na may tintero ng isang tagapagtala at gumaganap ng isang gawaing pagmamarka.—Eze 9:3, 4.

**Mga Tagakopya ng Kasulatan.** Ang mga eskriba (*soh·pherim′,* "mga Soperim") ay unang naging prominente bilang isang natatanging grupo noong mga araw ni Ezra na saserdote. Mga tagakopya sila noon ng Hebreong Kasulatan, anupat ingat na ingat sila sa kanilang gawain at takót na takót silang magkamali. Sa paglipas ng panahon, labis silang naging metikuloso, anupat binibilang pa nga nila hindi lamang ang mga salitang kinopya kundi pati ang mga titik. Kahit pagkalipas ng ilang siglo pagkaraang mabuhay si Kristo sa lupa, ang nasusulat na Hebreo ay binubuo lamang ng mga katinig, at ang pag-aalis o pagdaragdag ng isang titik ay kadalasan nang makapagpapabago sa kahulugan ng isang salita. Kaya naman kapag nakakita sila ng kahit bahagyang pagkakamali, gaya ng maling pagkakasulat ng isang titik, ang buong seksiyong iyon ng balumbon ay itinuturing na di-karapat-dapat gamitin sa sinagoga. Pagkatapos, kaagad na pinuputol ang seksiyong iyon at pinapalitan ng isang bagong seksiyon na walang mali. Binabasa nila nang malakas ang bawat salita bago ito isulat. Itinuturing na isang malubhang kasalanan ang magsulat ng kahit isang salita mula sa alaala. Gayunman, unti-unting pumasok ang kakatwang mga kaugalian. Sinasabing may-pananalanging pinupunasan ng relihiyosong mga eskriba ang kanilang panulat bago isulat ang salitang *'Elo·him′* (Diyos) o *'Adho·nai′* (Soberanong Panginoon).

Ngunit sa kabila ng gayong pag-iingat na maiwasan ang di-sinasadyang mga pagkakamali, nang maglaon ay pinangahasan ng mga Soperim na gumawa ng mga pagbabago sa teksto. Sa 134 na talata, binago ng mga Soperim ang sinaunang tekstong Hebreo upang kabasahan ito ng *'Adho·nai′* sa halip na *YHWH.* Sa iba pang mga talata, *'Elo·him′* naman ang ginamit bilang panghalili. Ginawa ng mga Soperim ang marami sa mga pagbabagong ito dahil sa pamahiing may kaugnayan sa pangalan ng Diyos at upang maiwasan ang mga *anthropomorphism,* samakatuwid nga, ang pag-uukol sa Diyos ng mga katangiang pantao. (Tingnan ang JEHOVA [Ikinubli ng pamahiin ang pangalan].) Nang maglaon, itinawagpansin ng mga Masorete, na siyang naging katawagan sa mga tagakopya maraming siglo pagkatapos na mabuhay si Jesus sa lupa, ang mga pagbabagong ginawa ng naunang mga Soperim, anupat itinala nila ang mga iyon sa gilid ng mga pahina o sa dulo ng tekstong Hebreo. Ang mga panggilid na notang ito ay nakilala bilang ang Masora. Sa 15 talata sa tekstong Hebreo, may ilang titik o salita na minarkahan ng mga Soperim ng pantanging mga tuldok. May mga pagtatalo hinggil sa kahulugan ng pantanging mga tuldok na ito.

Sa pamantayang mga manuskritong Hebreo, ang Masora, samakatuwid nga, ang maliliit na sulat sa mga gilid ng pahina o sa dulo ng teksto, ay may nota sa tapat ng ilang talatang Hebreo na kababasahan: "Ito ang isa sa labingwalong Pagwawasto na gi-

nawa ng mga Soperim," o mga salitang kahawig nito. Maliwanag na ginawa ang ganitong mga pagwawasto dahil ang orihinal na mga talata sa tekstong Hebreo ay waring lumalapastangan sa Diyos na Jehova o walang paggalang sa kaniyang makalupang mga kinatawan. Mabuti man ang naging layunin nila, isa pa rin itong di-nararapat na pagbago sa Salita ng Diyos. Para sa talaan ng mga pagwawastong ginawa ng mga Soperim, tingnan ang apendise ng *Rbi8,* pahina 1569.

**Ang mga Eskriba Bilang mga Guro ng Kautusan.** Noong una, mga saserdote ang nagsisilbing mga eskriba. (Ezr 7:1-6) Ngunit lubhang binigyang-diin na ang bawat Judio ay kailangang magkaroon ng kaalaman sa Kautusan. Dahil dito, yaong mga nakapag-aral at nagtamo ng malawak na kaalaman ay tiningala, at nang maglaon, ang mga iskolar na ito ay bumuo ng isang independiyenteng grupo, na karamihan ay hindi saserdote. Kaya naman nang pumarito si Jesus sa lupa, ang pananalitang "mga eskriba" ay tumutukoy sa isang grupo ng mga lalaking dalubhasa sa Kautusan. Ginawa nilang kanilang propesyon ang sistematikong pag-aaral ng Kautusan at ang pagpapaliwanag nito. Maliwanag na kabilang sila sa mga guro ng Kautusan noon, yaong mga bihasa sa Kautusan. (Luc 5:17; 11:45) Karaniwan nang iniuugnay sila sa relihiyosong sekta ng mga Pariseo, sapagkat kinikilala ng grupong ito ang mga pagpapakahulugan o "mga tradisyon" ng mga eskriba na natipon sa paglipas ng panahon anupat ang mga ito ay naging isang masalimuot na kalipunan ng pagkaliliit at teknikal na mga tuntunin. Sa Kasulatan, ang pananalitang 'mga eskriba ng mga Pariseo' ay lumilitaw nang ilang ulit. (Mar 2:16; Luc 5:30; Gaw 23:9) Maaaring ipinahihiwatig nito na ang ilang eskriba ay mga Saduceo, na naniniwala lamang sa *nasusulat* na Kautusan. Buong-sigasig na ipinagtanggol ng mga eskriba ng mga Pariseo ang Kautusan, ngunit kasabay nito ay itinaguyod din nila ang natipong mga tradisyon; sa katunayan, mas malawak ang naging impluwensiya nila sa kaisipan ng mga tao kaysa sa impluwensiya ng mga saserdote. Karaniwan na noon, ang mga eskriba ay nasa Jerusalem, bagaman masusumpungan din sila sa buong Palestina at sa iba pang mga lupain sa gitna ng mga Judiong nasa Pangangalat. —Mat 15:1; Mar 3:22; ihambing ang Luc 5:17.

Noon, ang mga eskriba ay tinitingala ng mga tao at tinatawag na "Rabbi" (sa Gr., *rhab·bei′,* "Aking kadakilaan; Aking kamahalan"; mula sa Heb., *rav,* nangangahulugang "marami," "dakila"; isang titulo ng paggalang para sa mga guro). Ikinapit kay Kristo ang terminong ito sa ilang dako sa Kasulatan. Sa Juan 1:38, isinasalin ito bilang "Guro." Totoo naman, si Jesus ang guro ng kaniyang mga apostol, ngunit sa Mateo 23:8, inutusan niya sila na huwag nasain ang katawagang ito o ikapit ito sa kanilang sarili bilang isang titulo, gaya ng ginagawa ng mga eskriba. (Mat 23:2, 6, 7) Mariing hinatulan ni Jesus ang mga eskriba ng mga Judio at pati ang mga Pariseo sapagkat dinagdagan nila ang Kautusan at lumikha sila ng mga paraan upang malusutan ang pagsunod sa Kautusan, kung kaya sinabi niya sa kanila: "Pinawalang-bisa ninyo ang salita ng Diyos dahil sa inyong tradisyon." Bumanggit siya ng isang halimbawa nito: Pahihintulutan nilang makalibre ang isang tao sa obligasyong tumulong sa kaniyang ama o ina—basta igiit lamang niya na ang bagay o pag-aari na maaari sana niyang gamitin sa pagtulong sa kaniyang mga magulang ay isang kaloob na inialay sa Diyos.—Mat 15:1-9; Mar 7:10-13; tingnan ang KORBAN.

Ipinahayag ni Jesus na ang mga eskriba, tulad ng mga Pariseo, ay nagdagdag ng maraming bagay, anupat ginawa nilang pabigat sa mga tao ang pagsunod sa Kautusan at lubha nilang pinahirapan ang mga tao. Karagdagan pa, bilang isang grupo, wala silang tunay na pag-ibig sa mga tao ni nais man nilang tulungan ang mga ito, anupat ayaw man lamang nilang gumamit ng isang daliri upang mapagaan ang pasanin ng mga tao. Gustung-gusto nilang purihin sila ng mga tao at tawagin sila sa matatayog na titulo. Ang kanilang relihiyon ay isa lamang balatkayo, isang ritwal, at sila ay mga mapagpaimbabaw. Ipinakita ni Jesus kung gaano kahirap para sa kanila ang makatanggap ng lingap ng Diyos dahil sa kanilang saloobin at mga gawain, sa pagsasabi sa kanila: "Mga serpiyente, supling ng mga ulupong, paano kayo makatatakas mula sa kahatulan ng Gehenna?" (Mat 23:1-33) Mabigat ang pananagutan ng mga eskriba yamang alam nila ang Kautusan. Gayunma'y inalis nila ang susi ng kaalaman. Hindi sila nakontento na hindi kilalanin si Jesus, na pinatototohanan ng kanilang mga kopya ng Kasulatan, kundi pinalubha pa nila ang kanilang pagkakasala sa pamamagitan ng puspusang paghadlang sa sinuman upang hindi nito makilala si Jesus, oo, upang huwag itong makinig sa kaniya.—Luc 11:52; Mat 23:13; Ju 5:39; 1Te 2:14-16.

Sa kanilang katungkulan, ang mga eskriba, bilang "mga rabbi," ay hindi lamang responsable sa teoretikong pag-unlad ng Kautusan at sa pagtuturo ng Kautusan, kundi mayroon din silang hudisyal na awtoridad, anupat nagbababa sila ng hatol sa mga hukuman ng katarungan. May mga eskriba noon sa mataas na hukumang Judio, ang Sanedrin. (Mat 26:57; Mar 15:1) Hindi sila dapat tumanggap ng bayad para sa paghatol, dahil ipinagbawal ng Kautusan ang pagreregalo o panunuhol. Maaaring may minanang kayamanan ang ilang rabbi; halos lahat ay may hanapbuhay, na kanila namang ipinagmamalaki, yamang kaya nilang suportahan ang

kanilang sarili nang bukod sa kanilang rabinikong katungkulan. Bagaman hindi sila wastong makatatanggap ng anuman para sa kanilang gawain bilang mga hukom, maaaring sila ay umasa at tumanggap ng bayad para sa pagtuturo ng Kautusan. Mahihiwatigan ito sa mga salita ni Jesus nang babalaan niya ang mga pulutong tungkol sa kasakiman ng mga eskriba, gayundin nang tukuyin niya ang taong upahan na hindi nagmamalasakit sa mga tupa. (Mar 12:37-40; Ju 10:12, 13) Binabalaan ni Pedro ang Kristiyanong mga pastol laban sa paggamit sa kanilang mga posisyon upang magtamo ng pakinabang.—1Pe 5:2, 3.

**Mga Tagakopya ng Kristiyanong Griegong Kasulatan.** Sa liham ng apostol na si Pablo sa mga taga-Colosas, iniutos niya na basahin din ang liham na iyon sa kongregasyon ng mga taga-Laodicea at yaon namang liham sa mga taga-Laodicea ay basahin din sa mga taga-Colosas. (Col 4:16) Walang alinlangang nais ng lahat ng kongregasyon na basahin ang lahat ng pangkongregasyong mga liham ng mga apostol at ng kanilang mga kapuwa miyembro ng Kristiyanong lupong tagapamahala, kung kaya naman may ginawang mga kopya upang mapagsanggunian sa bandang huli at upang maipamahagi nang mas malawakan. Ang sinaunang mga koleksiyon ng mga liham ni Pablo (mga kopya ng mga orihinal) ay katibayan na ang mga ito ay malawakang kinopya at ipinamahagi noon.

Ayon sa tagapagsalin ng Bibliya na si Jerome na nabuhay noong ikaapat na siglo at kay Origen na nabuhay noong ikatlong siglo C.E., isinulat ni Mateo ang kaniyang Ebanghelyo sa wikang Hebreo. Pangunahin niya itong ipinatungkol sa mga Judio. Ngunit maraming Helenisadong Judio sa gitna niyaong mga nasa Pangangalat; kaya maaaring si Mateo mismo ang nagsalin ng kaniyang Ebanghelyo tungo sa Griego nang bandang huli. Isinulat naman ni Marcos ang kaniyang Ebanghelyo pangunahin nang para sa mga mambabasang Gentil, gaya ng ipinahihiwatig ng pagpapaliwanag niya ng mga kaugalian at mga turo ng mga Judio, ng pagsasalin niya ng partikular na mga pananalita na hindi maiintindihan ng mga mambabasang Romano, at ng iba pang mga paliwanag. Ang mga ebanghelyo nina Mateo at Marcos ay kapuwa nilayong ipamahagi nang malawakan, at dahil dito, maraming kopya ang kinailangang gawin at ipamahagi.

Ang mga tagakopyang Kristiyano ay kadalasan nang hindi mga dalubhasa sa gawaing ito, ngunit yamang sila ay may paggalang at mataas na pagtingin sa kahalagahan ng kinasihang mga kasulatang Kristiyano, maingat nilang kinopya ang mga ito. Ang isang mahusay na halimbawa ng gawa ng sinaunang mga tagakopyang Kristiyano ay ang pinakamatandang umiiral na piraso ng alinmang bahagi ng Kristiyanong Griegong Kasulatan, ang Papyrus Rylands No. 457. May sulat ito sa magkabilang panig anupat binubuo lamang ng mga 100 titik sa wikang Griego at tinakdaan ng petsa na sing-aga ng unang kalahatian ng ikalawang siglo C.E. (LARAWAN, Tomo 1, p. 323) Bagaman di-gaanong pormal ang pagkakagawa nito at hindi naman nito inaangkin na naisulat ito nang napakahusay, maingat ang pagkakasulat nito. Kawili-wiling malaman na ang pirasong ito ay nanggaling sa isang *codex* na malamang ay naglalaman noon ng buong Ebanghelyo ni Juan, o ng mga 66 na pahina, anupat mga 132 pahina sa kabuuan.

Mas marami pang patotoo ang matatagpuan, ngunit sa mas huling mga petsa, sa Chester Beatty Biblical Papyri. Binubuo ang mga ito ng mga bahagi mula sa 11 Griegong *codex,* na ginawa sa pagitan ng ikalawa at ikaapat na siglo C.E. Naglalaman ang mga ito ng ilang bahagi ng 9 na Hebreong aklat at 15 Kristiyanong aklat ng Bibliya. Ang mga ito ay napakahusay na halimbawa ng pagkopya ng Kasulatan sapagkat masusumpungan sa mga ito ang sari-saring istilo ng pagsulat. Ang isa sa mga *codex* ay sinasabing "gawa ng isang mahusay at propesyonal na eskriba." Sinasabi naman tungkol sa isa pang *codex:* "Tumpak na tumpak ang pagkakasulat, at bagaman hindi nag-aangking sulat ng isang kaligrapo, gawa ito ng isang may-kakayahang eskriba." At tungkol sa isa pa, "Ang sulat-kamay nito ay hindi pino, ngunit sa pangkalahatan ay tumpak." —*The Chester Beatty Biblical Papyri: Descriptions and Texts of Twelve Manuscripts on Papyrus of the Greek Bible,* ni Frederic Kenyon, London, 1933, Fasciculus I, General Introduction, p. 14; 1933, Fasciculus II, The Gospels and Acts, Text, p. ix; 1936, Fasciculus III, Revelation, Preface.

Gayunman, higit na mahalaga kaysa sa mga katangiang ito ang paksang nilalaman ng mga ito. Sa kalakhang bahagi, pinagtitibay ng mga ito ang ikaapat-na-siglong mga manuskritong *vellum* na tinaguriang "Neutrals," na itinuturing na napakahalaga ng mga iskolar sa teksto na sina Westcott at Hort; kabilang sa mga ito ang Vatican No. 1209 at ang Sinaiticus. Karagdagan pa, wala sa mga ito ang kapansin-pansing mga interpolasyon na matatagpuan sa ilang manuskritong *vellum* na tinagurian, bagaman marahil ay nagkamali lamang, bilang "Western."

Sa ngayon ay may umiiral na libu-libong manuskrito partikular na mula noong ikaapat na siglo C.E. patuloy. Ang pagiging labis na maingat ng mga tagakopya ay napansin ng mga iskolar matapos nilang maingat na pag-aralan at paghambing-hambingin ang mga manuskritong ito. Ang ilan sa mga iskolar

na ito ay gumawa ng mga mapanuring rebisyon o mga koleksiyon batay sa mga paghahambing na ito. Ang mga mapanuring rebisyong ito ang naging saligang teksto para sa ating makabagong mga salin. Sinasabi ng mga iskolar na sina Westcott at Hort na "ang bilang ng sa paanuman ay matatawag na malaking pagkakaiba ay maliit na bahagi lamang ng kabuuan ng kati-katiting na mga pagkakaiba, at hindi pa hihigit sa ikasanlibong bahagi ng buong teksto." (*The New Testament in the Original Greek,* Graz, 1974, Tomo II, p. 2) Ganito naman ang sinabi ni Sir Frederic Kenyon tungkol sa Chester Beatty Papyri: "Ang una at pinakamahalagang konklusyong mabubuo batay sa pagsusuri sa mga ito ay ang kasiya-siyang konklusyon na pinagtitibay ng mga ito ang saligang kawastuan ng umiiral na mga teksto. Walang kapansin-pansin o malaking pagkakaiba ang makikita alinman sa Luma o sa Bagong Tipan. Walang mahahalagang talata ang inalis o idinagdag, at walang mga pagkakaiba ang nakaaapekto sa mahahalagang katotohanan o mga doktrina. Ang mga pagkakaiba-iba sa teksto ay nakaaapekto sa maliliit na bagay lamang, gaya ng pagkakasunud-sunod ng mga salita o eksaktong mga salitang ginamit."—Fasciculus I, General Introduction, p. 15.

Sa ilang kadahilanan, kaunti na lamang sa ngayon ang natitira sa mga gawa ng kauna-unahang mga tagakopya. Marami sa kanilang mga kopya ng Kasulatan ang nasira noong panahong pag-usigin ng Roma ang mga Kristiyano. Unti-unti namang nasira ang iba dahil sa kagagamit. Bukod diyan, ang mainit at maumidong klima sa ilang lugar ay naging dahilan din ng mabilis na pagkasira. Karagdagan pa, yamang ang ipinalit ng propesyonal na mga eskriba na nabuhay noong ikaapat na siglo C.E. sa mga manuskritong papiro ay mga kopyang *vellum,* waring hindi na kinailangan pang ingatan ang lumang mga kopyang papiro.

Sa kanilang pagsulat, ang tintang ginagamit noon ng mga tagakopya ay pinaghalong abo at sahing na ginagawang limpak at hinahaluan ng tubig bago gamitin. Ang panulat nila ay yari sa tangkay ng halamang tambo. Kapag pinalambot sa tubig ang dulo nito, kahawig ito ng isang pinsel. Ang sulatan noon ay katad at papiro na nasa anyong balumbon; nang maglaon, nagkaroon ng mga sulatan sa anyong *codex* na may mga pilyegong pinagtatahi-tahi at kadalasa'y nilalagyan ng pabalat na yari sa kahoy.

**ESLI.** Isang ninuno ni Kristo na nabuhay pagkaraan ng pagkatapon; anak ni Nagai at ama ni Nahum.—Luc 3:25.

**ESMERALDA.** Isang batong hiyas na mahalaga, maningning, malinaw at isang uri ng berilo. Ang esmeralda ay binubuo ng aluminyo at *beryllium silicate* at kaunting kromyum na dahilan ng berdeng kulay ng batong ito. Mas matigas ito nang kaunti kaysa sa kwarts at kadalasang matatagpuan sa anyong bukó o bilang hiwa-hiwalay na mga kristal na anim ang gilid.

Ang esmeralda ay kilala ng sinaunang mga Ehipsiyo, kinukuha nila ang mga ito mula sa Mataas na Ehipto. Malamang na kabilang ang mga ito sa mahahalagang bagay na tinanggap mula sa mga Ehipsiyo bago umalis sa Ehipto ang Israel. (Exo 12:35, 36) Nang maglaon, isang esmeralda (sa Heb., *ba·re'qeth*) ang inilagay bilang ikatlong bato sa unang hanay ng mga bato sa "pektoral ng paghatol" ng mataas na saserdote. (Exo 28:2, 15, 17, 21; 39:10) Ang hari ng Tiro ay inilalarawang may suot na isang pananamit na may "bawat mahalagang bato," kabilang ang esmeralda, sa makahulang panambitan na ipinahayag ni Ezekiel.—Eze 28:12, 13.

Sa kaniyang pangitain ng makalangit na trono ni Jehova, ginamit ng apostol na si Juan ang esmeralda upang ilarawan ang bahagharing nasa "palibot ng trono." (Apo 4:1-3) Nang makita ni Juan ang "banal na lunsod, ang Bagong Jerusalem," napansin niya na "ang mga pundasyon ng pader ng lunsod ay nagagayakan ng bawat uri ng mahalagang bato," anupat ang ikaapat ay esmeralda (sa Gr., *sma'ragdos*).—Apo 21:2, 10, 19.

**ESPANYA.** Isang bansa na nasa Iberian Peninsula sa TK Europa. Pagkadalaw niya sa mga Kristiyanong taga-Roma, umasa ang apostol na si Pablo na bahagya siyang maihahatid doon ng kaniyang mga kapananampalataya sa Roma. (Ro 15:23, 24, 28) Hindi tiyak kung talagang nakarating sa Espanya ang apostol. Gayunman, sinabi ni Clemente ng Roma (mga 95 C.E.) na si Pablo ay dumating "hanggang sa pinakadulo ng kanluran," anupat maaaring kasama roon ang Espanya. (*The Ante-Nicene Fathers,* Tomo I, p. 6, "The First Epistle of Clement to the Corinthians," kab. V) Kung nakarating siya sa lupaing iyon, malamang na ang pagdalaw ni Pablo ay naganap sa pagitan ng pagpapalaya sa kaniya mula sa unang pagkabilanggo niya sa Roma (mga 61 C.E.) at ng muling pagkabilanggo niya roon noong mga 65 C.E. Noong panahong iyon, ang Espanya ay nasa ilalim ng pamamahala ng Roma. Iniuugnay ng ilan ang Tarsis sa timugang bahagi ng Espanya.—Tingnan ang TARSIS Blg. 4.

**ESPELTA** [sa Heb., *kus·se'meth;* sa Ingles, *spelt*]. Isang nakabababang uri ng trigo na ang mga butil ay hindi madaling humiwalay mula sa ipa. Noong sinauna, ang espelta (*Triticum spelta*) ay itinatanim sa Ehipto (Exo 9:32), kung saan, ayon sa Griegong istoryador na si Herodotus (II, 36, 77), ginagawa itong tinapay. (Tingnan ang Eze 4:9.) Waring

Si David ay kumuha rin ng napakaraming tanso mula sa Beta (lumilitaw na tinawag ring Tibhat) at Berotai (marahil ay ang Cun din), dalawang lunsod sa kaharian ni Hadadezer, at dinala ang mga gintong kalasag na pag-aari ng mga lingkod ni Hadadezer, malamang na ang mga basalyong hari, sa Jerusalem. (2Sa 8:7, 8; 1Cr 18:7, 8; ihambing ang 2Sa 10:19.) Nabihag din ni David ang marami sa mga kabayo, mga mangangabayo, mga karo at mga lalaking naglalakad ni Hadadezer. Ang pagkakaiba-iba ng mga bilang ng mga ito sa 2 Samuel 8:4 at 1 Cronica 18:4 ay maaaring dahil sa pagkakamali ng eskriba. Sa Griegong *Septuagint,* ang dalawang talata ay nagsasabing 1,000 karo at 7,000 mangangabayo ang nabihag, kung kaya marahil ang 1 Cronica 18:4 ang nakapag-ingat ng orihinal na bersiyon.

Gayunman, mapapansin na ang karaniwang itinuturing na mga pagkakamali ng eskriba sa ulat ng pakikibaka ni David kay Hadadezer ay maaaring nagpapaaninaw lamang ng ibang mga aspekto ng digmaan o naiibang mga paraan ng pagtutuos.

**HADADRIMON.** Maliwanag na isang lokasyon sa kapatagang libis ng Megido. (Zac 12:11) Kadalasang ipinapalagay na ang Hadadrimon ay ang Rummana, isang lugar na mga 7 km (4.5 mi) sa TTS ng Megido.

Sa hula ni Zacarias, ang 'matinding paghagulhol' sa Hadadrimon ay tumutukoy marahil sa panaghoy para kay Haring Josias na napatay sa pagbabaka sa Megido. (2Ha 23:29; 2Cr 35:24, 25) Gayunman, iniuugnay ng ilan ang panaghoy na ito sa mga ritwal na seremonya ng pagdadalamhati na katulad niyaong para sa huwad na diyos na si Tamuz (ihambing ang Eze 8:14). Itinuturing din nila na ang "Hadadrimon" ay tambalang pangalan ng isang diyos. Ngunit waring hindi posible ito, lalo na yamang ang mga salita ni Jehova kay Zacarias ay bahagi ng isang hula tungkol sa Mesiyas. Malayong mangyari na ang idolatrosong mga seremonya ng pagtangis ay magsisilbing isang makahulang ilustrasyon. Ngunit ang pagdadalamhati para sa isang tapat na hari ng Juda ay magagamit sa ganitong layunin.—Ihambing ang Ju 19:37 at Apo 1:7 sa Zac 12:10-14.

**HADAR.** Kahalili sa pagkahari ng Edom pagkamatay ni Baal-hanan; tinatawag ding Hadad.—Gen 36:31, 39; 1Cr 1:43, 50, 51; tingnan ang HADAD Blg. 3.

**HADASA** [Mirto]. Ang pinsan ni Mardokeo na humalili sa Persianong si Reyna Vasti; mas kilala sa kaniyang pangalang Persiano na Esther.—Es 2:7; tingnan ang ESTHER.

**HADASHA** [Bago]. Isang Judeanong lunsod sa Sepela. (Jos 15:33, 37) Sa ngayon ay hindi alam kung saan ang eksaktong lokasyon nito noong sinaunang panahon.

**HADES.** Ito ang karaniwang transliterasyon sa Tagalog ng salitang Griego na *hai'des.* Marahil, ito'y nangangahulugang "ang di-nakikitang dako." Sa kabuuan, ang salitang "Hades" ay lumilitaw nang sampung ulit sa pinakamatatandang manuskrito ng Kristiyanong Griegong Kasulatan.—Mat 11:23; 16:18; Luc 10:15; 16:23; Gaw 2:27, 31; Apo 1:18; 6:8; 20:13, 14.

Sa mga tekstong iyon, isinalin ng *King James Version* ang *hai'des* bilang "impiyerno," subalit isinalin naman ito ng *Revised Standard Version* bilang "Hades," maliban sa Mateo 16:18, kung saan "mga kapangyarihan ng kamatayan" ang ginamit, bagaman ang talababa ay kababasahan ng "mga pintuang-daan ng Hades." "Hades," sa halip na "impiyerno," ang ginagamit sa maraming makabagong salin.

Ang Griegong *Septuagint* na salin ng Hebreong Kasulatan (mula Genesis hanggang Malakias) ay gumagamit ng salitang "Hades" nang 73 ulit, anupat 60 ulit nitong ginamit iyon bilang salin ng salitang Hebreo na *she'ohl',* na karaniwang isinasalin bilang "Sheol." Nang isalin ni Lucas, kinasihang manunulat ng Mga Gawa, ang sinipi ni Pedro mula sa Awit 16:10, tuwiran niyang ipinakita na Hades ang Griegong katumbas ng Sheol. (Gaw 2:27) Sa kabaligtaran naman, siyam na makabagong saling Hebreo ng Kristiyanong Griegong Kasulatan ang gumamit ng salitang "Sheol" bilang salin ng Hades sa Apocalipsis 20:13, 14; at ang saling Syriac ay gumamit naman ng kaugnay na salitang *Shiul.*

Lahat ng paglitaw ng salitang Hades sa Kristiyanong Griegong Kasulatan, maliban sa dalawa, ay nauugnay sa kamatayan, maaaring sa teksto mismo o sa kalapit na konteksto niyaon. (Tatalakayin sa susunod na parapo ang dalawang kasong iyon.) Ang Hades ay hindi tumutukoy sa nag-iisang puntod (sa Gr., *ta'phos,* o *mne'ma;* sa Ingles *grave,* o *tomb*), o sa nag-iisang alaalang libingan (sa Gr., *mne·mei'on;* sa Ingles, *memorial tomb*), kundi sa *karaniwang libingan* ng sangkatauhan, na doo'y di-nakikita ang mga patay at ang mga nakalibing. Sa gayon, iisa ang kahulugan nito at ng katumbas nitong salita na "Sheol," at makikita iyan kung susuriin ang lahat ng sampung paglitaw nito.—Tingnan ang LIBINGAN; SHEOL.

Sa unang paglitaw ng Hades, sa Mateo 11:23, ginamit ni Jesu-Kristo ang salitang ito nang pagwikaan niya ang Capernaum dahil hindi ito naniwala. Ginamit niya ang Hades upang ilarawan kung gaano kababa ibabagsak ang Capernaum, kabaligtaran ng

pagkakataas nito sa langit dahil sa pagmiministeryo rito ni Jesus. Masusumpungan sa Lucas 10:15 ang tekstong katulad nito. Pansinin din kung paano ginamit ang Sheol sa katulad na paraan sa Job 11:7, 8.

**Iniligtas si Jesus at ang Kongregasyon Mula sa Hades.** Tungkol sa kongregasyong Kristiyano, sinabi ni Jesus, sa Mateo 16:18, na "ang mga pintuang-daan ng Hades ["mga kapangyarihan ng kamatayan," *RS;* "kapangyarihan ng kamatayan," *BSP, MB*] ay hindi makapananaig dito." Kahawig nito, noong si Haring Hezekias ay nasa bingit ng kamatayan, sinabi niya: "Sa kalagitnaan ng aking mga araw ay papasok ako sa mga pintuang-daan ng Sheol." (Isa 38:10) Samakatuwid, lumilitaw na ang tagumpay sa Hades na ipinangako ni Jesus ay nangangahulugan na ang "mga pintuang-daan" nito ay bubukas upang palayain ang mga patay sa pamamagitan ng pagkabuhay-muli, gaya ng nangyari mismo kay Kristo Jesus.

Yamang ang Hades ay tumutukoy sa karaniwang libingan ng sangkatauhan, si Jesus ay pumasok sa "mga pintuang-daan ng Hades" noong siya'y ilibing ni Jose ng Arimatea. Noong Pentecostes ng 33 C.E., sinabi ni Pedro tungkol kay Kristo: "Hindi siya pinabayaan sa Hades ni nakakita man ng kasiraan ang kaniyang laman. Ang Jesus na ito ay binuhay na muli ng Diyos, na sa bagay na ito ay mga saksi kaming lahat." (Gaw 2:25-27, 29-32; Aw 16:10) Bagaman si David ay nakapiit pa rin sa "mga pintuang-daan ng Hades" noong mga araw ni Pedro (Mat 16:18; Gaw 2:29), bumukas ang mga iyon para kay Kristo Jesus nang buhayin siyang muli ng kaniyang Ama mula sa Hades. Mula noon, sa pamamagitan ng kapangyarihang bumuhay-muli na ibinigay sa kaniya (Ju 5:21-30), hawak na ni Jesus ang "mga susi ng kamatayan at ng Hades."—Apo 1:17, 18.

Maliwanag, ang Hades sa Bibliya ay hindi yaong dakong kathang-isip na ayon sa paglalarawan ng sinaunang di-Kristiyanong mga Griego sa kanilang mga mitolohiya ay isang "madilim na pook na dinasisikatan ng araw sa ilalim ng lupa," sapagkat walang nagaganap na pagkabuhay-muli mula sa gayong mitolohikal na daigdig ng mga patay.

**Makatalinghagang Paggamit.** Sa Apocalipsis 6:8, ang Hades ay makasagisag na inilarawang sumusunod sa nakasakay sa kabayong maputla, na kumakatawan sa Kamatayan, upang tanggapin ang mga namatay dahil sa mga digmaan, taggutom, salot, at mababangis na hayop.

Ang dagat (na kung minsa'y nagsisilbing libingan sa tubig para sa ilan) ay binanggit kasama ng Hades (ang karaniwang libingan sa *lupa*), upang idiin na kasama ang *lahat* ng patay nang sabihin ng Apocalipsis 20:13, 14 na ibibigay ng dagat, kamatayan, at Hades ang mga patay na nasa kanila, na nangangahulugang mawawalan na ng mga patay ang mga ito. Pagkatapos, ang kamatayan at ang Hades (ngunit hindi ang dagat) ay ihahagis sa "lawa ng apoy," ang "ikalawang kamatayan." Sa gayo'y makasagisag na 'mamamatay' ang mga ito, o, hindi na iiral pa, at ipinahihiwatig nito na magwawakas ang Hades (Sheol), na karaniwang libingan ng sangkatauhan, at ang kamatayang minana kay Adan.

Ang natitirang teksto na gumamit ng Hades ay nasa Lucas 16:22-26 sa ulat tungkol sa "taong mayaman" at kay "Lazaro." Pawang makatalinghaga ang mga pananalita sa buong ulat na ito at hindi dapat unawain nang literal kung isasaalang-alang ang lahat ng naunang teksto. Gayunman, pansinin na ang "taong mayaman" sa talinghaga ay sinasabing *"inilibing"* sa Hades, anupat karagdagang patotoo na ang Hades ay tumutukoy sa karaniwang libingan ng sangkatauhan.—Tingnan ang GEHENNA; TARTARO.

**HADID.** Isang lunsod ng mga ninuno ng ilang Benjamita na bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya. (Ezr 2:1, 2, 33; Ne 7:6, 7, 37; 11:31, 34) Karaniwang ipinapalagay na ito ay ang el-Haditheh (Tel Hadid), isang tiwangwang na Arabeng nayon na mga 5 km (3 mi) sa SHS ng Lod (Lida). Karaniwang inaakala na malamang na ang Hadid ay ang "Huditi" rin na binanggit sa Karnak List ni Thutmose III, at ang "Adida" sa Apokripal na aklat ng Unang Macabeo (12:38; 13:13, *RS,* edisyong ekumenikal), kung saan inilarawan na ito'y nasa Sepela at mula rito'y matatanaw ang baybaying kapatagan.

**HADLAI** [Pagtigil]. Ama ng Amasa na isa sa mga ulo ng mga anak ni Efraim noong mga araw nina Haring Peka ng Israel at Haring Ahaz ng Juda. —2Cr 28:6, 12, 16.

**HADORAM.**

1. Isang anak ni Joktan at inapo ni Sem, nakatalang kabilang sa mga pinagmulan ng mga pamilyang nabuhay pagkaraan ng Baha. (Gen 10:21, 25-27, 32) Ang pamilyang ito ay namayan sa Arabia, posibleng sa Yemen.

2. Anak ni Haring Tou ng Hamat. Si Hadoram ay isinugo ng kaniyang ama kay David, dala ang pagbati at mga kaloob nito, dahil sa tagumpay ng Israel laban sa hari ng Zoba. (1Cr 18:9-11) Tinatawag siyang Joram sa 2 Samuel 8:10.

3. Ang tagapamanihala sa mga tinawag para sa puwersahang pagtatrabaho sa ilalim ng mga haring sina David, Solomon, at Rehoboam. Nang si Hadoram ay isugo ni Rehoboam sa mapaghimagsik na mga tribo sa hilaga, pinagbabato siya hanggang sa mamatay. (2Cr 10:18) Tinatawag siyang Adoram sa 1 Hari 12:18 at 2 Samuel 20:24, at Adoniram sa 1 Hari 4:6 at 5:14.

**HADRAC.** Isang lupain na laban dito ay bumigkas si Jehova ng isang kapahayagan sa pamamagitan ng kaniyang propetang si Zacarias. Ipinakita ng hulang ito, malamang na ipinahayag noong 518 B.C.E., na tinamo ng Hadrac ang pagkayamot ni Jehova. Binabanggit ito kaugnay ng ilang lunsod na nakapalibot sa Israel, gaya ng Damasco, Hamat, Tiro, Sidon, at ng mga Filisteong lunsod ng Askelon, Gaza, Ekron, at Asdod.—Zac 9:1-8.

Ang Hadrac ay maaaring isang estadong-lunsod na may kontrol sa mga lugar na nakapalibot dito. Pinaniniwalaang ito ang Hatarikka sa mga inskripsiyong Asiryano, na iniuugnay sa gulod ng Tell Afis, mga 45 km (28 mi) sa TK ng Aleppo. Itinala ng Asiryanong si Haring Tiglat-pileser III ang Hatarikka kasama ng "19 na distritong sakop ng Hamat." —*Ancient Near Eastern Texts,* inedit ni J. Pritchard, 1974, p. 282, 283.

**HA-ELEP** [Ang Barakong Baka; Ang Baka]. Isang lunsod ng Benjamin. Hindi alam kung saan ang lokasyon nito sa ngayon. (Jos 18:21, 28) Ipinapalagay ng ilang iskolar na ang Ha-elep ay maaaring bahagi ng pangalan ng naunang lunsod, ang "Zelah." Gayunman, kung pagsasamahin ang "Zelah" at "Haelep," magiging 13 na lamang ang bilang ng mga lunsod, at hindi ito tutugma sa binabanggit ng Bibliya na 14 na lunsod.

**HAGAB** [Tipaklong]. Ninuno ng isang pamilya ng mga Netineong alipin sa templo. "Ang mga anak ni Hagab" ay binabanggit na kabilang sa mga bumalik kasama ni Zerubabel noong 537 B.C.E. mula sa pagkatapon sa Babilonya. (Ezr 2:1, 2, 43, 46) Gayunman, ang pangalang Hagab ay hindi lumilitaw sa katulad na talaan sa Nehemias 7:48.

**HAGABA** [Tipaklong]. Ninuno ng isang pamilya ng mga Netineong alipin sa templo. "Ang mga anak ni Hagaba" ay kabilang sa mga bumalik noong 537 B.C.E. mula sa pagkatapon sa Babilonya.—Ezr 2:1, 2, 43, 45; Ne 7:48.

**HAGAI** [[Ipinanganak nang] Kapistahan]. Isang Hebreong propeta sa Juda at Jerusalem noong panahon ng pagkagobernador ni Zerubabel sa panahon ng paghahari ng Persianong si Haring Dario Hystaspis.—Hag 1:1; 2:1, 10, 20; Ezr 5:1, 2.

Ayon sa tradisyong Judio, si Hagai ay isang miyembro ng Dakilang Sinagoga. Batay sa Hagai 2:10-19 ay iminumungkahi na marahil ay isa siyang saserdote. Ang kaniyang pangalan ay lumilitaw kasama ng pangalan ng propetang si Zacarias sa mga superskripsiyon ng Awit 111 (112) sa Latin na *Vulgate;* ng Awit 125 at 126 sa Syriac na *Peshitta;* ng 145 sa Griegong *Septuagint,* sa *Peshitta,* at sa *Vulgate;* at ng 146, 147, at 148 sa *Septuagint* at sa *Peshitta.* Malamang na ipinanganak si Hagai sa Babilonya at bumalik siya sa Jerusalem kasama ni Zerubabel at ng mga Judiong nalabi noong 537 B.C.E. Ngunit kakaunti lamang ang nalalaman tungkol kay Hagai, sapagkat hindi isiniwalat ng Kasulatan ang mga magulang ng propeta, ang kaniyang tribo, at iba pa.

Si Hagai ang unang propeta pagkaraan ng pagkatapon at nakasama niya si Zacarias pagkaraan ng mga dalawang buwan. (Hag 1:1; Zac 1:1) Isang pagpapatigil sa pagtatayo ng templo ang pinangyari ng pagsalansang ng mga kaaway ngunit pinalawig nang ilang taon dahil sa pagwawalang-bahala ng mga Judio at sa kanilang sakim na pagtataguyod ng personal na mga kapakanan. Pinagningas ni Hagai ang sigasig ng nakabalik na mga Judiong tapon upang maipagpatuloy ang pagtatayo ng templo. (Ezr 3:10-13; 4:1-24; Hag 1:4) Apat na bigay-Diyos na mensahe na inihatid ni Hagai sa loob ng yugto na mga apat na buwan noong ikalawang taon ni Dario Hystaspis (520 B.C.E.) at iniulat naman ng propeta sa aklat ng Bibliya na Hagai ang naging napakabisang panimulang pagpapakilos sa mga Judio upang ipagpatuloy ang gawaing pagtatayo ng templo. (Hag 1:1; 2:1, 10, 20; tingnan ang HAGAI, AKLAT NG.) Patuloy silang hinimok nina Hagai at Zacarias sa gawain hanggang sa matapos ang templo sa pagwawakas ng ikaanim na taon ni Dario, noong 515 B.C.E.—Ezr 5:1, 2; 6:14, 15.

**HAGAI, AKLAT NG.** Isang kinasihang aklat ng Hebreong Kasulatan na nakatalang kabilang sa tinatawag na mga pangalawahing propeta. Naglalaman ito ng apat na mensahe mula kay Jehova para sa mga Judiong bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya, na nagpasigla sa kanila na tapusin ang muling pagtatayo ng templo sa Jerusalem. Yamang makahula rin ang aklat, humula ito ng mga bagay na gaya ng pagpuno ng kaluwalhatian sa bahay ni Jehova at ng pagpapabagsak sa mga kaharian ng tao.—Hag 2:6, 7, 21, 22.

**Manunulat at Pagiging Kanonikal.** Ang manunulat nito ay si Hagai na propeta, na personal na naghatid ng bawat mensaheng masusumpungan sa aklat. (Hag 1:1; 2:1, 10, 20; tingnan ang HAGAI.) Bagaman hindi nakatala ang pangalan ng aklat ng Hagai sa karamihan ng sinaunang mga katalogo ng Kasulatan, maliwanag na kabilang ito sa mga pagtukoy ng mga iyon sa 'labindalawang Pangalawahing Propeta,' sa gayo'y magiging kumpleto ang bilang na 12. Hindi kailanman kinuwestiyon ng mga Judio ang pagiging kabilang nito sa Hebreong Kasulatan, at ang pagiging kanonikal ng aklat ay tiyakang pinagtitibay ng pagsipi ng Hebreo 12:26 mula sa Hagai 2:6.—Ihambing ang Hag 2:21.

## MGA TAMPOK NA BAHAGI NG HAGAI

Apat na mensahe na nilayong gumanyak sa mga Judio upang ipagpatuloy ang muling pagtatayo ng templo ni Jehova

Isinulat sa Jerusalem 17 taon pagkabalik ng mga Judio mula sa pagkatapon, noong hindi pa natatapos ang pagtatayo ng templo

---

**Mensahe para sa mga taong nakatira sa mga bahay na may mga entrepanyo, samantalang ang bahay ni Jehova ay giba** (1:1-15)

Nilinaw ni Jehova sa mga nag-aakalang hindi pa panahon upang muling itayo ang templo na ang pagpapabaya sa gawaing ito ang dahilan kung bakit niya ipinagkakait ang pagpapala, anupat mahina ang mga ani at kakaunti ang kabayarang tinatanggap ng mga upahang trabahador

Si Zerubabel, si Josue, at ang iba pa sa bayan ay tumugon nang positibo; pinangakuan sila na si Jehova ay sasakanila sa gawaing muling pagtatayo ng templo; nagsimula ang paggawa sa templo

**Ipinahayag na pupunuin ni Jehova ng kaluwalhatian ang kaniyang bahay** (2:1-9)

Sa pangmalas ng mga may-edad na nakakita sa kaluwalhatian ng templo ni Solomon, ang bagong gusali ay waring walang kabuluhan

Hinimok ni Jehova sina Zerubabel, Josue, at ang iba pa sa bayan na magpakalakas, huwag masiraan ng loob, at magpatuloy sa gawain, anupat tiniyak sa kanila na magiging higit na maluwalhati ang muling-itinayong templo kaysa sa nauna

**Ipinakita sa bayan na dahil sa pagpapabaya nila sa muling pagtatayo ng templo, sila at ang lahat ng kanilang gawain ay naging marumi sa harap ng Diyos** (2:10-19)

Sinagot ng mga saserdote ang mga tanong na nagpahiwatig na ang kabanalan ay hindi maaaring isalin ngunit ang karumihan ay naisasalin

Pinatibay-loob ni Jehova ang bayan sa pamamagitan ng pagsasabi na mula sa araw na mailatag ang pundasyon ng templo, igagawad ni Jehova ang kaniyang pagpapala anupat magwawakas ang mahinang mga ani

**Mensahe kay Zerubabel tungkol sa pag-uga ni Jehova sa langit at lupa** (2:20-23)

Kapag inuga ni Jehova ang langit at lupa, anupat ibinagsak pa nga ang trono ng mga kaharian, ibabaling ng mga kaaway ang kanilang mga sandata laban sa kanilang sarili; sa gayon ay walang kapangyarihan ang magtatagumpay sa paghadlang sa muling pagtatayo ng templo

Gagawin ni Jehova si Zerubabel na gaya ng kaniyang sariling singsing na pantatak, sa gayon ay ginagarantiyahang magiging matatag ang kaniyang posisyon anuman ang mangyari

**Istilo.** Ang pananalita nito ay simple at madaling maintindihan. Kung minsan ay nagbabangon ito ng nakapupukaw-kaisipang mga tanong. (Hag 1:4, 9; 2:3, 12, 13, 19) Ang aklat ng Hagai ay naglalaman ng matinding pagsaway, pampatibay-loob, at hula na nagdudulot ng pag-asa. Ang banal na pangalang Jehova ay lumilitaw nang 35 ulit sa 38 talata nito, at malinaw na ipinakikita na sa Diyos nagmula ang mga mensahe, anupat si Hagai ang nagsilbing Kaniyang inatasang mensahero.—1:13.

**Petsa at mga Kalagayan.** Ang apat na mensaheng itinala ni Hagai ay inihatid sa Jerusalem sa loob ng mga apat na buwan noong ikalawang taon ng Persianong si Haring Dario Hystaspis (520 B.C.E.), anupat lumilitaw na natapos ang aklat noong 520 B.C.E. (Hag 1:1; 2:1, 10, 20) Nanghula si Zacarias taglay ang gayunding layunin sa panahon ng gawaing panghuhula ni Hagai.—Ezr 5:1, 2; 6:14.

**Mga Mensahe na may Namamalaging Kapakinabangan.** Bukod sa iba pang mga bagay, ang aklat ng Hagai ay gumaganyak ng pananampalataya kay Jehova, na napakahalaga sa mga lingkod ng Diyos. Ipinakikita nito na ang Diyos ay sumasakaniyang bayan (Hag 1:13; 2:4, 5), at hinihimok din sila nito na unahin sa kanilang buhay ang kaniyang mga kapakanan. (Hag 1:2-8; Mat 6:33) Nililinaw ng aklat na hindi nakalulugod kay Jehova ang basta pormalistikong pagsamba (Hag 2:10-17; ihambing ang Isa 29:13, 14; Mat 15:7-9) kundi ang tapat na mga gawang kasuwato ng kalooban ng Diyos ang siyang nagdudulot ng pagpapala. (Hag 2:18, 19; ihambing ang Kaw 10:22.) Ipinakita ng manunulat ng aklat ng Bibliya na Mga Hebreo na ang Hagai 2:6 ay may malaking katuparan may kaugnayan sa Kaharian ng Diyos sa mga kamay ni Jesu-Kristo.—Heb 12:26-29.

**HAGAR.** Ehipsiyong alilang babae ni Sara; nang maglaon, babae o pangalawahing asawa ni Abraham at ina ni Ismael. Habang nasa Ehipto dahil sa isang taggutom sa lupain ng Canaan, si Abraham (Abram) ay nagkaroon ng mga alilang lalaki at alilang babae, at maaaring naging alila ni Sara si Hagar noong panahong iyon.—Gen 12:10, 16.

Yamang nanatiling baog si Sara (Sarai), hiniling niya kay Abraham na sipingan si Hagar, anupat ibinigay ito kay Abraham bilang kaniyang asawa. Ngunit nang magdalang-tao si Hagar, pinasimulan nitong hamakin ang kaniyang among babae anupat nagreklamo si Sara kay Abraham. “Kaya sinabi ni Abram kay Sarai: ‘Narito! Ang iyong alilang babae ay nasa iyong kapamahalaan. Gawin mo sa kaniya kung ano ang mabuti sa iyong paningin.’ Nang magkagayon ay pinasimulan itong hiyain ni Sarai kung kaya tumakas ito mula sa kaniya.” (Gen 16:1-6) Nasumpungan si Hagar ng anghel ni Jehova sa bukal na nasa daang patungo sa Sur at tinagubilinan ito na bumalik sa kaniyang among babae at

magpakumbaba sa ilalim ng kamay nito. Sinabi rin sa kaniya na lubhang pararamihin ni Jehova ang kaniyang binhi at na ang anak na isisilang niya ay tatawaging Ismael. Si Abraham ay 86 na taóng gulang nang isilang si Ismael.—Gen 16:7-16.

Pagkalipas ng maraming taon, nang maghanda si Abraham ng "isang malaking piging nang araw na awatin sa suso si Isaac" sa edad na mga 5 taon, napansin ni Sara na ang anak ni Hagar na si Ismael, na mga 19 na taóng gulang na noon, ay "nanunukso." Hindi ito inosenteng laro ng bata. Gaya ng ipinahihiwatig ng sumunod na talata sa ulat, maaaring kasangkot dito ang panunuya kay Isaac hinggil sa pagiging tagapagmana. Dito ay maagang nagpapamalas si Ismael ng ugaling palakontra na inihula ng anghel ni Jehova na ipakikita nito. (Gen 16:12) Maliwanag na nangangamba para sa kinabukasan ng kaniyang anak na si Isaac, hiniling ni Sara kay Abraham na palayasin si Hagar at ang anak nito. Minasama ito ni Abraham, ngunit sa tagubilin ni Jehova ay sinunod niya ang kahilingan ng kaniyang asawa. Maaga pa nang kinabukasan, pinaalis niya si Hagar at ang anak nito, matapos silang bigyan ng tinapay at isang pantubig na sisidlang balat.—Gen 21:8-14.

Si Hagar ay nagpagala-gala sa ilang ng Beer-sheba. "Nang dakong huli ay naubos ang tubig . . . at inihagis niya ang bata sa ilalim ng isa sa mga palumpong." Ang pagtukoy kay Ismael bilang "bata" ay hindi isang pagkakamali sa edad, sapagkat ang salitang Hebreo na *ye'ledh* na isinalin dito na "bata" ay nangangahulugan din na "kabataang lalaki" gaya ng pagkakasalin sa Genesis 4:23. Tungkol sa paghahagis sa kaniya sa ilalim ng isa sa mga palumpong, bagaman inihula na siya ay magiging "isang tao na tulad ng sebra," maaaring hindi gaanong malakas si Ismael noong tin-edyer pa siya. (Gen 16:12) Kaya maaaring siya ang unang nanlupaypay kung kaya kinailangan siyang alalayan ng kaniyang ina. Hindi ito imposibleng mangyari, sapagkat ang mga babae nang mga araw na iyon, lalo na ang mga aliping babae, ay sanay bumuhat ng mabibigat na pasan sa pang-araw-araw na buhay. Lumilitaw na nang maglaon ay nanlupaypay na rin si Hagar at napilitan na siyang bitiwan ang bata, marahil ay pabigla, sa ilalim ng pinakamalapit na palumpong na masisilungan. Si Hagar naman ay umupo "sa layong humigit-kumulang sa isang hilagpos ng pana" (isang pananalitang Hebreo na tumutukoy sa distansiya na karaniwang pinaglalagyan ng mga mamamana sa kanilang tutudlain) mula sa kaniyang anak.—Gen 21:14-16.

Pagkatapos ay tinawag ng anghel ng Diyos si Hagar at sinabi sa kaniya na huwag matakot at na si Ismael ay gagawing isang dakilang bansa. Gayundin, idinilat ng Diyos ang kaniyang mga mata kung kaya nakita niya ang isang balon ng tubig. Pinunô niya ng tubig ang sisidlang balat at pinainom ang kaniyang anak. "Ang Diyos ay patuloy na sumasabata," at nang maglaon ito ay naging isang mamamana at "nanahanan sa ilang ng Paran." Ikinuha siya ni Hagar ng isang asawa mula sa lupain ng Ehipto.—Gen 21:17-21.

Ayon sa apostol na si Pablo, si Hagar ay isang tauhan sa isang makasagisag na drama. Doon ay kinakatawanan niya ang bansa ng Israel sa laman, na nakabuklod kay Jehova sa pamamagitan ng tipang Kautusan na pinasinayaan sa Bundok Sinai, isang tipan na nagluluwal ng "mga anak ukol sa pagkaalipin." Dahil sa pagiging makasalanan ng bayan, hindi natupad ng bansa ang mga kundisyon ng tipan. Sa ilalim nito, ang mga Israelita ay hindi naging isang malayang bayan kundi nahatulan bilang mga makasalanan na nararapat sa kamatayan; samakatuwid, sila ay mga alipin. (Ju 8:34; Ro 8:1-3) Ang Jerusalem noong mga araw ni Pablo ay katumbas ni Hagar, sapagkat ang kabiserang Jerusalem, na kumakatawan sa organisasyon ng likas na Israel, ay nasa pagkaalipin kasama ng kaniyang mga anak. Sa kabilang dako, ang mga Kristiyanong inianak sa espiritu ay mga anak ng "Jerusalem sa itaas," ang makasagisag na babae ng Diyos. Ang Jerusalem na ito, tulad ni Sara na malayang babae, ay hindi kailanman naging alipin. Ngunit kung paanong si Isaac ay pinag-usig ni Ismael, ang mga anak ng "Jerusalem sa itaas," na pinalaya ng Anak, ay dumanas din ng pag-uusig sa mga kamay ng mga anak ng Jerusalem na nasa pagkaalipin. Gayunman, si Hagar at ang kaniyang anak ay pinalayas, na sumasagisag sa pagtatakwil ni Jehova sa likas na Israel bilang isang bansa.—Gal 4:21-31; tingnan din ang Ju 8:31-40.

**HAGDANAN** [sa Ingles, *ladder*]. Ang tanging paglitaw sa Bibliya ng terminong Hebreo na *sullam',* na isinalin bilang "hagdanan," ay nasa Genesis 28:12. Doon ay tumutukoy ito sa hagdanang nakita ni Jacob sa panaginip. Nakakita ang patriyarkang ito ng isang hagdanan (o marahil, ng kahawig ng pataas na salansan ng mga bato) na nakalagay sa ibabaw ng lupa, anupat ang dulo nito ay umaabot hanggang sa langit. Nagmamanhik-manaog sa hagdanang iyon ang mga anghel ng Diyos, at isang wangis ng Diyos na Jehova ang nasa itaas niyaon. (Gen 28:13) Ipinahihiwatig ng hagdanang ito at ng mga anghel na naroroon na may komunikasyon sa pagitan ng lupa at ng langit, at na ang mga anghel ay gumaganap ng mahalagang paglilingkod sa pagitan ng Diyos at niyaong mga sinasang-ayunan niya.

Maaaring nasa isip ni Jesus ang pangitain ni Jacob nang sabihin niya sa kaniyang mga alagad, "Ka-

totohanang-katotohanang sinasabi ko sa inyo, Makikita ninyong bukás ang langit at ang mga anghel ng Diyos na umaakyat at bumababa sa Anak ng tao." —Ju 1:51.

Ang mga hagdanan ay bahagi ng mga kasangkapang pangubkob na ginagamit noon sa pakikipagdigma at malimit isalarawan ang mga ito sa mga bantayog ng Ehipto at ng Asirya. Isang relyebe mula sa Nineve ang nagpapakita ng mga Asiryano habang gumagamit sila ng mga hagdanang pangubkob noong sinasalakay nila ang Lakis.

Noong sinaunang panahon, ginamit ang mga hagdanan sa iba pang mga layunin, gaya sa mga hanapbuhay na may kaugnayan sa pagtatayo. Halimbawa, makikita ang mga ito sa stela ng Ur-Nammu na nagsasalarawan ng pagtatayo ng isang *ziggurat.* Gayundin, sa isang relyebe ng Asirya mula sa Tell Halaf, itinuturing na mula pa noong ikasiyam na siglo B.C.E., isang lalaki ang ipinakikitang umaakyat sa isang puno ng palmang datiles sa tulong ng isang hagdanan.

**HAGI** [[Ipinanganak nang] Kapistahan]. Ang ikalawang binanggit na anak ni Gad; apo ni Jacob at ulo ng angkan ng mga Hagita.—Gen 46:8, 16; Bil 26:4, 15.

**HAGIAS** [Kapistahan ni Jah; o, Si Jah ang Aking Kapistahan]. Anak ni Simea; isang Levita na mula sa pamilya ni Merari.—1Cr 6:16, 29, 30.

**HAGIT** [[Ipinanganak nang] Kapistahan]. Isang asawa ni David at ina ni Adonias; ang kaniyang anak ay nagpakana upang makuha ang pagkahari sa Israel.—2Sa 3:2, 4; 1Ha 1:5, 11; 1Cr 3:1, 2.

**HAGITA.** Tingnan ang HAGI.

**HAGRI** [posible, Ni (Kay) Hagar]. Ama ni Mibhar na isa sa makapangyarihang mga lalaki ni David.—1Cr 11:26, 38.

**HAGRITA** [posible, Ni (Kay) Hagar]. Lumilitaw na isang bayang nagpapastol at tumatahan sa mga tolda sa S ng Gilead. Noong mga araw ni Haring Saul, tinalo ng mga Israelitang naninirahan sa S ng Jordan ang mga Hagrita, anupat kumuha sila ng 100,000 bihag, gayundin ng libu-libong kamelyo, asno, at tupa. (1Cr 5:10, 18-22) Itinala ng salmista ang mga Hagrita kasama ng iba pang mga kaaway ng Israel, gaya ng mga Edomita, mga Moabita, mga Ammonita, at mga Amalekita. (Aw 83:2-7) Gayunman, noong panahon ng pamamahala ni David, si Jaziz na Hagrita ang nangangasiwa sa mga kawan ng hari.—1Cr 27:31.

Maraming iskolar ang naniniwala na malamang na ang mga Hagrita rin ang *A·grai'oi* na binanggit ng sinaunang mga heograpo na sina Strabo, Ptolemy, at Pliny. Hindi tiyakang maitatag kung sila ay mga inapo ni Hagar.

**HAGUPIT.** Tingnan ang PAGHAMPAS, PAMAMALO, PAMBUBUGBOG.

**HAIN.** Tingnan ang HANDOG, MGA; PANTUBOS.

**HAKATAN** [Ang Isa na Maliit]. Ama ng Johanan na mula sa pamilya ni Azgad na, kasama ang 110 lalaki, bumalik mula sa Babilonya kasama ni Ezra.—Ezr 8:1, 12.

**HAKILA.** Isang burol sa Ilang ng Zip. Dito nagkubli si David at ang kaniyang mga tauhan mula kay Haring Saul. (1Sa 23:19; 26:1-3) Sa ngayon ay hindi alam kung saan ang eksaktong lokasyon nito.

**HAKOZ** [Ang Tinik]. Isang Aaronikong saserdote at ulo ng sambahayan sa panig ng ama na noong panahon ni David ay bumuo ng ika-7 sa 24 na pangkat ng mga saserdote.—1Cr 24:3-7, 10.

Pagkabalik mula sa Babilonya noong 537 B.C.E., ang "mga anak ni Hakoz" ay kabilang sa mga hindi naging kuwalipikado sa pagkasaserdote dahil hindi nila napatunayan ang kanilang talaangkanan. Kabilang sila sa mga pinagbawalang kumain mula "sa mga kabanal-banalang bagay hanggang sa tumayo ang isang saserdoteng may Urim at Tumim." (Ezr 2:61-63; Ne 7:63-65) Isang inapo ni Hakoz ang espesipikong tinukoy na nakibahagi sa muling pagtatayo ng mga pader ng Jerusalem.—Ne 3:21.

**HAKUPA.** Ulo ng isang pamilya ng mga Netineong alipin sa templo. "Ang mga anak ni Hakupa" ay nakatalang kabilang sa mga bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya.—Ezr 2:1, 43, 51; Ne 7:6, 46, 53.

**HALA.** Isang lugar na pinagdalhan ng mga Asiryanong monarka sa mga bihag na Israelita. (2Ha 17:6; 18:11; 1Cr 5:26) Naniniwala ang ilang iskolar na marahil ay dapat kabasahan ang Obadias 20 ng "mga tapon sa Hala" sa halip na "mga tapon ng ["hukbo," *JB;* "puwersa," *Ro, Yg;* "hukbo," *AS, KJ*] muralyang ito." (*NW*) Bagaman iba't ibang pagkakakilanlan ang iminungkahi, hindi pa rin alam kung saan ang eksaktong lokasyon ng Hala. Iniuugnay ito ng iba sa *Hallahu* na binanggit sa mga tekstong Akkadiano.

**HALAK, BUNDOK** [Makinis na Bundok]. Isang bundok na nagsilbing palatandaan ng timugang hangganan ng pananakop ng Israel sa Lupang Pangako sa ilalim ng pangunguna ni Josue. (Jos 11:16, 17; 12:7) Karaniwang ipinapalagay na ang Halak ay ang Jebel Halaq (Har He-Halaq), ang huling mataas

na dakong Palestino sa gawing K sa daang nagmumula sa Beer-sheba patungong Araba. Pinaghihiwalay ng kabundukang nagsisimula sa Jebel Halaq ang pastulan sa dakong S at ang mabuhanging disyerto sa dakong K. Kung tama ang pagkakakilanlang ito, ang paglalarawan ng Bibliya sa Halak bilang 'paahon,' o 'pataas,' sa Seir ay mangangahulugang nakaharap sa Seir ang malapad na panig ng bundok na ito, anupat iyon ay bumabagtas mula TK patungong HS.

**HALAMANG-BAKOD.** Tingnan ang BAKOD, HALAMANG-BAKOD.

**HALHUL.** Isang lunsod sa bulubunduking pook ng Juda. (Jos 15:20, 48, 58) Ang pangalang ito ay ikinakapit pa rin sa isang nayon at sa isang mataas na burol, na mga 6 na km (3.5 mi) sa H ng Hebron.

**HALI** [Palamuti]. Isang bayan sa hangganan ng Aser. Nakatala ito sa pagitan ng Helkat at Beten. (Jos 19:24, 25) Bagaman hindi tiyak kung saan ang lokasyon nito, iminumungkahi ng iba na ito ang Khirbet Ras 'Ali (Tel 'Alil), na mga 17 km (11 mi) sa STS ng Haifa. Dahil dito, maipapalagay na ito'y nasa silanganing gilid ng Kapatagan ng Aco.

**HALIGI.** Isang patayong suhay o posteng pang-istraktura, o isang bagay na kahawig o katulad ng isang posteng suhay.

Noon, ang ilang sinaunang mga tao sa Gitnang Silangan ay nagtayo ng mga sagradong haligi may kaugnayan sa kanilang huwad na relihiyon; malamang na kasangkot sa mga ito ang paggamit ng sagisag ng ari ng lalaki. Kapag pumasok ang mga Israelita sa Lupang Pangako, dapat nilang wasakin ang mga sagradong haliging iyon, at pinagbawalan silang magtayo ng gayong uri ng mga haligi. (Deu 7:5; 16:22) Gayunman, may mga panahong tinularan nila ang paganong relihiyon at gumamit sila ng mga sagradong haligi.—1Ha 14:23; 2Ha 3:2; tingnan ang SAGRADONG HALIGI.

Ibang-iba sa kinapopootan ng Diyos na di-wastong paggamit ng mga haligi, ang Hebreong Kasulatan ay bumabanggit ng pagtatayo ng mga haligi o mga bato bilang tagapagpagunita. Ang mga haliging ito ay hindi pinag-ukulan ng idolatrosong pagsamba ni nagsilbi mang mga sagisag ng mga sangkap sa sekso. Sa halip, ang mga ito ay nagsilbing tagapagpaalaala ng makasaysayang mga gawa o mga pangyayari.

Noong dalawang pagkakataon, nagtayo si Jacob ng mga batong haligi sa Bethel. Sa mga pangyayaring ito, inalaala ang pakikitungo ni Jehova kay Jacob sa isang pantanging paraan sa lugar na iyon. (Gen 28:18, 19, 22; 31:13; 35:14, 15) Walang alinlangan, bato ang haliging inilagay ni Jacob sa ibabaw ng libingan ni Raquel at umiiral pa iyon noong mga araw ni Moises. (Gen 35:19, 20) Nang sumang-ayon ang mga Israelita sa mga kautusang tinanggap ni Moises mula sa Diyos, nagtayo si Moises ng isang altar at ng "labindalawang haligi na katumbas ng labindalawang tribo ng Israel." (Exo 24:4) Nang maglaon, nagbigay rin si Josue ng katulad na tagubilin may kaugnayan sa mga batong kakatawan sa mga tribo, bagaman hindi tinutukoy ng ulat ang mga iyon bilang mga haligi. Ang mga iyon ay magsisilbing pinakaalaala sa Israel at magbibigay ng pagkakataon sa mga ama upang maipaliwanag nila sa kanilang mga anak kung ano ang kahulugan ng labindalawang bato.—Jos 4:1-9, 20-24.

Noon, ang isang tipan o isang tagumpay ay maaaring tandaan sa pamamagitan ng pagtitindig ng isang bato, kadalasa'y isang haligi. (Gen 31:44-53; Jos 24:26; 1Sa 7:10-12) Pagkatapos ng tagumpay niya laban sa mga Amalekita, si Haring Saul ay 'nagtindig ng isang bantayog para sa kaniyang sarili sa Carmel.' (1Sa 15:12) Ang salitang Hebreo rito na isinalin bilang "bantayog" ay kadalasang isinasalin bilang "kamay," ngunit ginagamit din ito sa 2 Samuel 18:18 may kaugnayan sa "haligi" na itinayo ni Absalom na tinawag na "Bantayog ni Absalom" (*NW, AT, RS*), kaya maliwanag na ang itinayo ni Absalom ay isang bantayog o haligi ukol sa tagumpay.—Ihambing ang Isa 56:5; tingnan ang ABSALOM.

Maaaring kasangkot sa hula sa Isaias 19:19 ang ideya ng isang haligi na nagsisilbing isang pang-alaalang bantayog. Ang hula, isinulat noong ikawalong siglo B.C.E., ay may kinalaman sa mga kalagayang iiral pagkatapos ng pagkawasak ng Jerusalem noong 607 B.C.E. Gaya ng inihula sa Isaias 19:18, ang ilan sa mga Judiong iniwan ng mga Babilonyo sa kanilang lupain ay tumakas patungong Ehipto at nanirahan sa mga Ehipsiyong lunsod. (Jer 43:4-7; 44:1) Kaya naman, ang pangako na magkakaroon ng "isang haligi para kay Jehova" sa tabi ng hangganan ng Ehipto ay inuunawa ng maraming komentarista na nangangahulugang si Jehova ay maaalala o aalalahanin sa Ehipto, mayroon mang literal na haligi o wala.—Ihambing ang Isa 19:20-22.

**Mga Haliging Pang-istraktura.** Ipinakikita ng mga pagtukoy sa Bibliya at ng mga tuklas sa arkeolohiya na ginagamit noon sa Gitnang Silangan ang mga haliging yari sa kahoy, bato at laryo bilang mga suhay na pang-istraktura. Noon, ang mga biga ng bubong o ang itaas na mga palapag ng isang gusali ay kadalasang sinusuhayan ng mga haliging patayo. (Kaw 9:1; Huk 16:25, 29; 1Ha 7:2) Ang mga haliging yari sa kahoy o laryo ay maaaring nakapatong sa mga pundasyon na bato. Ang Bahay ng Kaguba-

tan ng Lebanon ni Solomon ay may mga hanay ng mga haliging yari sa tablang sedro na sumusuhay sa mga biga at sa mga pang-itaas na silid. Lumilitaw na kaya gayon ang naging pangalan ng gusali ay dahil nagmula sa Lebanon ang mga sedro nito o dahil nahahawig sa isang kagubatan ang mga haligi nito. Maliwanag na ang kalapit na Beranda ng mga Haligi ay kilala rin noon dahil sa maraming haligi nito, bagaman hindi sinasabi ng ulat ang bilang o ang materyales ng mga ito. (1Ha 7:1-6; ihambing ang Eze 40:16, 48, 49.) Mga haliging marmol naman ang ginamit sa looban ng palasyo ni Ahasuero.—Es 1:6.

Ang pinakakapansin-pansing mga haligi sa templo ni Solomon ay ang dalawang pagkalaki-laking tansong haligi na pinanganlang Jakin at Boaz na nasa harap ng beranda. (1Ha 7:15; 2Ha 25:17; Jer 52:21; tingnan ang KAPITAL.) Sinasabi ng *New Bible Dictionary* na inedit ni J. Douglas (1985, p. 941) na ang hari ay tumatayo sa tabi ng isa sa mga haliging ito kapag seremonyal na mga okasyon, ngunit hindi ito matiyak, sapagkat ang sinasabi lamang ng Bibliya ay "nakatayo [ang hari] sa tabi ng kaniyang haligi sa pasukan." (2Cr 23:13; 2Ha 11:14; 23:3) Maaaring nakatayo siya noon sa isang pintuang-daan ng pinakaloob na looban o sa iba pang mataas na lugar upang makapagpahayag siya sa bayan.

Mas maliliit na haligi naman ang ginamit sa tabernakulo, apat na haliging yari sa kahoy ng akasya upang maging suporta sa kurtinang nasa pagitan ng Banal at ng Kabanal-banalan at limang haligi upang maging suhay sa pantabing na nasa pasukan. (Exo 26:32-37) Sinuportahan naman ng 60 iba pang haligi ang mga tabing na lino na nakapalibot sa looban at ang pantabing na nasa pintuang-daan ng looban.—Exo 27:9-16.

Lumilitaw na maliliit na haliging pampalamuti ang naging suhay ng kulandong ng kamilya ni Solomon.—Sol 3:9, 10.

**Makasagisag na Paggamit.** Dahil sa materyales at silbi ng mga haliging pang-istraktura, ang mga ito ay naging angkop na mga sagisag ng matatag na suhay. Inilalarawan ng mga ito yaong bagay na naglalaan ng matibay na suporta. Ang kongregasyong Kristiyano ay matatawag na "isang haligi at suhay ng katotohanan," sapagkat itinataguyod nito ang katotohanan na kabaligtaran ng relihiyosong kamalian. (1Ti 3:15) Tinukoy sina Santiago, Cefas, at Juan bilang "waring mga haligi" sa sinaunang kongregasyon; sila ay matibay na nanindigan at matatag na mga tagapagtaguyod nito. (Gal 2:9) Yaong mga Kristiyano na mananaig ay gagawing mga haligi sa "templo" ng Diyos, anupat magtatamo ng isang permanenteng posisyon sa espirituwal na istraktura. (Apo 3:12) Makikita ang ideya ng katatagan ng isang haligi sa ginawang mga pagtukoy sa mga haligi noong inilalarawan ang mga paa ng isang malakas na anghel. (Apo 10:1) Ang mga binti ng pastol na mangingibig ng babaing Shulamita ay gaya ng "mga haliging marmol," anupat magaganda at malalakas.—Sol 5:15.

***Gaano katagal nanatili sa kampo ng Israel ang makahimalang haliging ulap at haliging apoy?***

Makahimalang pinatnubayan ni Jehova ang mga Israelita papalabas ng Ehipto at habang naglalakbay sila sa ilang, anupat "humahayo sa unahan nila sa araw sa isang haliging ulap . . . at sa gabi ay sa isang haliging apoy upang magbigay sa kanila ng liwanag sa pagyaon." (Exo 13:21) Hindi ito dalawang haligi, kundi iisang "haliging apoy at ulap" na, karaniwan na, lumilitaw bilang isang ulap sa araw at bilang apoy naman sa gabi. (Exo 14:24) Nang tugisin ng mga Ehipsiyo ang mga Israelita, lumipat sa likuran ang haligi, anupat marahil ay lumatag na gaya ng isang pader. (Aw 105:38, 39) Nagdulot ito ng kadiliman sa panig ng mga Ehipsiyo ngunit pinagliwanag naman nito ang panig ng mga Israelita. (Exo 14:19, 20) Nang itayo ang tabernakulo, ang haligi sa ibabaw nito ay nagsilbing isang tanda na si Jehova ay nasa kaniyang banal na dako. (Exo 40:35) Kumakatawan noon ang haligi kay Jehova, at nagsasalita siya mula roon. (Bil 14:14; 12:5; Aw 99:7) Sa kasaysayan, ang huling pagbanggit sa haliging iyon ay noon mismong bago pumasok ang Israel sa Lupang Pangako. (Deu 31:15) Nang mamayan na sila sa kanilang lupain, hindi na kinailangan ang haliging pumapatnubay di-tulad noong panahong sila ay pagala-gala pa.—Ihambing ang Exo 40:38; Isa 4:5.

**HALIK.** Noong panahon ng Bibliya, nagsilbing palatandaan ng pagmamahal o paggalang ang paghalik o pagdampi ng mga labi ng isang tao sa mga labi ng iba (Kaw 24:26), sa pisngi ng ibang tao, o, sa natatanging kaso, pati sa kaniyang mga paa (Luc 7:37, 38, 44, 45). Pangkaraniwan ang paghalik hindi lamang sa pagitan ng mga lalaki at mga babae na magkakamag-anak (Gen 29:11; 31:28) kundi maging sa gitna ng mga lalaking magkakamag-anak. (Gen 27:26, 27; 45:15; Exo 18:7; 2Sa 14:33) Isa rin naman itong tanda ng pagmamahal sa gitna ng matalik na magkakaibigan.—1Sa 20:41, 42; 2Sa 19:39.

Ang halik ay maaaring kaakibat ng isang pagpapala. (Gen 31:55) Halimbawa, hinalikan at niyakap ng matanda nang si Israel, o Jacob, ang mga anak ni Jose, sina Efraim at Manases, bago niya pinagpala ang kanilang ama at sila. (Gen 48:8-20) Nang matapos ng patriyarka ang pag-uutos sa kaniyang

12 anak, siya'y pumanaw, at "sumubsob si Jose sa mukha ng kaniyang ama at tumangis sa kaniya at hinalikan siya." (Gen 49:33–50:1) Hinalikan din ni Samuel si Saul nang pahiran niya siya bilang unang hari ng Israel.—1Sa 10:1.

Ang isang magiliw na pagbati ay nilalakipan ng paghalik, marahil ay may kasamang pagtangis at pagyakap. (Gen 33:4) Sa ilustrasyon ni Jesu-Kristo, ang ama ng alibughang nagbalik ay sumubsob sa leeg ng kaniyang anak at "magiliw siyang hinalikan." (Luc 15:20) May kasama ring paghalik ang isang maibiging pamamaalam. (Gen 31:55; Ru 1:9, 14) Noong malapit nang lisanin ni Pablo ang Mileto, lubhang naantig ang matatandang lalaki ng kongregasyon ng Efeso anupat sila'y tumangis at 'sumubsob sa leeg ni Pablo at magiliw siyang hinalikan.'—Gaw 20:17, 37.

Pahapyaw na binabanggit ng Bibliya ang mga halik na kaugnay ng pag-iibigan ng mga di-magkasekso. (Sol 1:2; 8:1) Sa pagpapayo nito na magbantay laban sa mga pakana ng babaing balakyot, ang aklat ng Mga Kawikaan ay nagbababala tungkol sa mapang-akit na halik ng isang patutot.—Kaw 7:13.

May mga halik na maaaring paimbabaw. Palibhasa'y may-katusuhang naghahangad ng kapangyarihan, hinalikan ni Absalom ang mga taong lumalapit upang yumukod sa kaniya. (2Sa 15:5, 6) Ang halik ng taksil na si Joab ay nangahulugan ng kamatayan sa walang kahina-hinalang si Amasa. (2Sa 20:9, 10) Gayundin, sa pamamagitan ng isang mapandayang halik ay ipinagkanulo ni Hudas Iscariote si Jesu-Kristo.—Mat 26:48, 49; Mar 14:44, 45.

**Huwad na Pagsamba.** Ang paghalik bilang isang gawa ng pagsamba sa huwad na mga diyos ay ipinagbawal ni Jehova, na bumanggit ng 7,000 lalaking hindi nagluhod ng tuhod kay Baal at hindi humalik sa kaniya. (1Ha 19:18) Sinaway ang Efraim dahil sa paggawa ng mga idolo at sa pagsasabing: "Halikan ng mga taong tagapaghain ang hamak na mga guya." (Os 13:1-3) May kaugalian naman ang mga Griego at mga Romano na maghagis ng halik sa kanilang mga idolo sa pamamagitan ng kanilang kamay, kapag ang mga ito ay malayo sa kanila, at sa ganitong paraan din nila binabati ang sumisikat na araw. Maaaring tinutukoy ng Job 31:27 ang isang katulad na idolatrosong kaugalian.

**Ang "Banal na Halik."** Sa gitna ng unang mga Kristiyano, may tinatawag noon na "banal na halik" (Ro 16:16; 1Co 16:20; 2Co 13:12; 1Te 5:26) o "halik ng pag-ibig" (1Pe 5:14), anupat posibleng ipinagkakaloob sa mga kasekso. Ang sinaunang Kristiyanong paraan na ito ng pagbati ay maaaring katumbas ng sinaunang kaugaliang Hebreo na pagbati sa pamamagitan ng halik. Bagaman ang Kasulatan ay hindi naglalaan ng mga detalye, maliwanag na masasalamin sa "banal na halik" o "halik ng pag-ibig" ang nakapagpapatibay na pag-ibig at pagkakaisang umiiral sa kongregasyong Kristiyano.—Ju 13:34, 35.

**Makasagisag na Paggamit.** Ang paghalik, bilang pagpapamalas ng paggalang at debosyon, ay binabanggit sa kinasihang payo na 'maglingkod kay Jehova nang may takot' at 'hagkan ang anak, upang hindi Siya magalit at hindi kayo malipol mula sa daan.' (Aw 2:11, 12) Ang mga taong malugod na tumutugon at nagpapasakop sa isa na inatasan ng Diyos bilang Hari at sa kaniyang Kaharian ay tatanggap ng saganang mga pagpapala kapag dumating ang panahon na maaari nang sabihin: "Ang katuwiran at ang kapayapaan—sila ay naghalikan," dahil magiging malinaw sa lahat na ang kaugnayan ng dalawang ito ay gaya ng malapít na pagsasamahan ng magiliw na magkakaibigan.—Aw 85:10.

**HALKON** [sa Heb., *nets;* sa Ingles, *falcon*]. Naniniwala ang makabagong mga leksikograpo na ang terminong Hebreo na *nets* ay tumutukoy sa mga halkon, bagaman ipinapalagay ng ilan na saklaw rin nito ang mga lawin, na kahawig na kahawig ng mga halkon bagaman inuuri ng mga ornitologo bilang isang bukod na grupo ng "pamilya." Palibhasa'y isang maninila na kumakain ng mga ahas, butiki, maliliit na mamalya, at iba pang mga ibon, "ang halkon ayon sa uri nito" ("ang lawin sa iba't ibang uri nito," *AT*) ay kasama sa mga ibon na itinalagang "marumi" sa Kautusang Mosaiko.—Lev 11:16; Deu 14:15.

May mga halkon na kakompetensiya ng mga sibad bilang mga ibong pinakamabibilis lumipad, anupat isang halkon ang namataang bumubulusok sa bilis na 290 km/oras (180 mi/oras). Ang isa sa mga halkon na matatagpuan sa Palestina ay ang *peregrine falcon* (*Falco peregrinus*), na nandarayuhan at karaniwang dumaraan doon. Naroon din ang mas malalaking *lanner falcon* (*Falco biarmicus*), na dati'y naglipana sa mga dalisdis at mababatong bangin mula sa Bundok Hermon hanggang sa Dagat na Patay. Ang mga *saker falcon* (*Falco cherrug*) ay nakikita paminsan-minsan sa kanlurang Negev.

Ang mas maliit na *common kestrel* (*Falco tinnunculus*), na mga 36 na sentimetro (14 na pulgada) ang haba, ay miyembro rin ng *genus* ng halkon. Buong-taon ay naglipana ang mga ito sa lahat ng agrikultural na pamayanan at mga hardin sa Palestina. Namumugad pa nga ito sa malalaking gusali sa mga lunsod.

Inilalarawan ng Job 39:26 ang ginagawa ng halkon na 'pagpapaimbulog at pag-uunat ng kaniyang mga pakpak sa hanging timugan,' at ipinapalagay ng ilan na tumutukoy ito sa pandarayuhan sa timog

("nag-uunat ng kaniyang mga pakpak upang maglakbay patimog," *JB*), na totoo naman sa *lesser kestrel* na kabilang sa pamilya ng mga halkon at, sa isang antas, sa *peregrine falcon.* Gayunman, naniniwala ang iba na inilalarawan ng tekstong ito ang pagsalubong ng ibon sa hangin at, sa pamamagitan ng lakas ng mga pakpak nito ay lumilipad ito nang pasalunga sa hangin, anupat pumapailanlang nang pataas at pataas. Ang mga halkon ay sinasabing "pumapaimbulog, anupat lagi nilang sinisikap na lumipad nang mas mataas sa anumang ibon na tinutugis nila" upang makabulusok sila nang napakatulin patungo sa bibiktimahin nila sa ibaba, at sa paggawa nito, kadalasa'y "sinasamantala nila ang hangin, at sa paglipad naman pasalungat dito ay nananatili sila sa ere gaya ng isang saranggola." (*Funk and Wagnalls New Standard Encyclopedia,* 1931, Tomo XI, p. 329, 330) Sa katulad na paraan, kung minsa'y tinatawag na *windhover* ang *kestrel* "dahil ito'y *umaali-aligid* (nananatili sa isang lugar) sa ere habang naghahanap ng masisila. Ang ibong ito'y humaharap sa hangin at ikinakampay ang mga pakpak nito habang nakamatyag sa lupa para sa masisila."—*The World Book Encyclopedia,* 1987, Tomo 11, p. 237.

Ang halkon ay naging napakaprominente sa relihiyon ng Ehipto. Naging sagisag ito ni Horus, ang diyos ng Ehipto na may ulo ng halkon, na kasama nina Isis at Osiris ay bumubuo sa pangunahing trinidad o "sagrada familia" ng mga diyos at diyosa ng Ehipto. Laging ginagamit ang sagisag na halkon sa pagsulat ng titulo ng mga Paraon, at may mga pagkakataong itinuring na mga pagsasaanyong-laman ni Horus ang mga tagapamahalang ito. Daan-daang ibon na ginawang momya ang natagpuan sa Ehipto, at isa sa pinakamarami sa mga ito ay ang halkon, partikular na ang *kestrel.* Sinabi ni Herodotus na sa Ehipto, ang sinumang pumatay ng halkon, kahit disinasadya, ay papatayin.

**HALLEL.** Isang awit ng papuri kay Jehova. "Ehipsiyong Hallel" ang tawag ng mga akdang Judio sa Mga Awit 113 hanggang 118. Ayon sa Mishnah, ang Hallel na ito ay inaawit sa templo at sa mga sinagoga kapag panahon ng Paskuwa (*Pesahim* 10:5-7) at ng mga kapistahan ng Pentecostes, mga Kubol, at Pag-aalay (*Sukkah* 4:8; *Ta'anit* 4:5). Sa pagdiriwang ng Paskuwa sa mga tahanan, ang unang bahagi ng Hallel na ito (alinman sa Awit 113 [ayon sa Kaisipang Shammai] o Mga Awit 113 at 114 [Kaisipang Hillel]) ay binibigkas matapos maibuhos ang ikalawang kopa ng alak at maipaliwanag ang kahulugan ng Paskuwa. Tinatapos ang Hallel sa ikaapat na kopa ng alak. Sinasabing ang "Dakilang Hallel" (na itinuturing ng iba bilang ang Awit 136 lamang, para sa iba naman ay ang Mga Awit 120-136, o ang Awit 135:4–136:26) ay inaawit sa maliligayang okasyon at niyaong mga gumagamit ng ikalimang kopa ng alak sa pagdiriwang ng Paskuwa.

**HALLELUJAH.** Isang transliterasyon ng pananalitang Hebreo na *ha·lelu-Yah',* na unang lumitaw sa Awit 104:35. Sa *Bagong Sanlibutang Salin,* karaniwan itong isinasalin bilang "purihin ninyo si Jah." Lumilitaw ito nang 24 na beses sa Hebreong Kasulatan at, maliban sa Awit 135:3 ("purihin si Jah," *NW*), ipinakikilala at/o tinatapos nito ang Awit na kababasahan nito. (Tingnan ang Aw 112:1; 115:18; 146:1, 10; 147:1, 20; 148:1, 14; 149:1, 9; 150:1, 6.) Ang pananalitang ito ay kasama ng "Amen" sa pagtatapos ng Ikaapat na Aklat ng Mga Awit (Aw 106:48), at isang anyong Griego nito ang lumilitaw nang apat na beses sa Apocalipsis 19:1-6, kung saan binabanggit ang kagalakang mararanasan dahil sa pagkapuksa ng Babilonyang Dakila at dahil sa pagpapasimula ng pamamahala ni Jehova bilang Hari.—Tingnan ang JAH.

**HALOHES** [Ang Engkantador; Ang Bumubulong].

1. Ama ni Salum. Ang anak ni Halohes na si Salum ay "isang prinsipe ng kalahati ng distrito ng Jerusalem" na nagkumpuni sa pader ng Jerusalem, kasama ng mga anak na babae nito, noong 455 B.C.E.—Ne 3:12.

2. Isa sa mga pangulo ng bayan na ang inapo, kung hindi man siya mismo, ay nagpatotoo sa kontrata ng pagtatapat na binuo noong mga araw ni Nehemias; posibleng siya rin ang Blg. 1.—Ne 9:38; 10:1, 14, 24.

**HALUANG PANGKAT.** Isang grupo ng mga dayuhan (mga taga-ibang bayan) na umalis sa Ehipto kasama ng bansang Israel. (Exo 12:37, 38, tlb sa *Rbi8;* ihambing ang Exo 12:43-49.) Maaaring ang ilan sa mga taong ito ay mga Ehipsiyo o iba pang mga banyaga na nagpasiyang sumunod sa tunay na Diyos at sa bansang Israel pagkatapos nilang masaksihan ang ilan sa mga dagok na pinasapit ni Jehova laban sa Ehipto. Ang iba naman sa grupong ito ay malamang na mga Ehipsiyong nag-asawa ng mga Israelita at pati ang mga supling ng gayong pagsasama. Halimbawa, ang babaing Israelita na si Selomit na mula sa tribo ni Dan ay nakapag-asawa ng isang Ehipsiyo at nagsilang siya rito ng di-kukulangin sa isang anak na lalaki.—Lev 24:10, 11.

Sa Bilang 11:4, ang grupong ito ay tinatawag ding "ang haluang pulutong [o, ang kalipunan (ng mga tao); ang mga taong nagkakagulo]." Walang alinlangan na dahil hindi sila lahing Israelita at dahil mahirap ang paglalakbay sa ilang kung kaya bumangon ang mapagreklamong saloobin sa gitna nila

ng angkop na impormasyon hinggil sa bawat hari upang ipakita ang kronolohiya ng mga pangyayari at upang isiwalat ang pangmalas ng Diyos sa bawat hari, paborable man iyon o hindi. Itinatampok bilang pinakamahalagang salik ang kaugnayan ng kanilang mga paghahari sa pagsamba kay Jehova. Pagkatapos ng pagtalakay sa paghahari ni Solomon, mapapansin na maliban sa ilang kaso, isang pangkalahatang balangkas ang sinunod upang ilarawan ang bawat paghahari, habang dalawang magkapanahong ulat ng kasaysayan ang magkasamang inilalahad. Para sa mga hari ng Juda, kadalasan nang binabanggit muna kung sino ang hari ng Israel na kapanahon ng bawat hari, pagkatapos ay ang edad ng hari, ang haba ng kaniyang pamumuno, ang lugar kung saan siya namahala, at ang pangalan at pinagmulang lupain ng kaniyang ina, anupat ang huling nabanggit na detalye ay mahalagang malaman dahil may higit sa isang asawa ang ilang hari ng Juda. Sa pagtatapos ng ulat para sa bawat hari, binabanggit ang pinagkunan ng impormasyon, ang libing ng hari, at ang pangalan ng kaniyang kahalili. Ang ilan sa gayunding mga detalye ay inilalaan para sa bawat hari ng Israel, ngunit hindi ibinibigay ang edad ng hari noong panahon ng pagluklok niya at ang pangalan at pinagmulang lupain ng kaniyang ina. Ang impormasyong inilaan sa Una at Ikalawang Hari ay napakalaking tulong sa pag-aaral ng kronolohiya ng Bibliya.—Tingnan ang KRONOLOHIYA.

Ang mga aklat ng Mga Hari ay hindi lamang basta mga ulat ng kasaysayan o salaysay ng mga pangyayari gaya ng isang kronika. Iniuulat ng mga ito ang mga kaganapan sa kasaysayan lakip ang paliwanag hinggil sa implikasyon ng mga ito. Waring hindi isinama sa ulat ang mga bagay na walang tuwirang kaugnayan sa pagsulong ng layunin ng Diyos at hindi naglalarawan sa mga simulaing umuugit sa pakikitungo ni Jehova sa kaniyang bayan. Ang mga pagkakamali ni Solomon at ng iba pang mga hari ng Juda at Israel ay hindi pinagtakpan kundi inilahad nang napakatahasan.

**Arkeolohikal na Katibayan.** Ang pagkatuklas ng maraming labí ay naglaan ng katibayan na ang mga aklat ng Mga Hari ay tumpak pagdating sa kasaysayan at heograpiya. Pinatutunayan ng arkeolohiya, gayundin ng buháy na patotoo sa ngayon, na nagkaroon ng mga kagubatan ng sedro sa Lebanon, na pinagkunan ni Solomon ng mga tabla para sa kaniyang mga proyekto ng pagtatayo sa Jerusalem. (1Ha 5:6; 7:2) May natagpuang katibayan na nagkaroon ng mga gawaing pang-industriya sa lunas ng Jordan, ang dating lokasyon ng Sucot at Zaretan. —1Ha 7:45, 46.

Ang pagsalakay ni Sisak sa Juda noong panahon ni Rehoboam (1Ha 14:25, 26) ay pinatutunayan ng sariling rekord ng Paraong iyon sa mga pader ng templo ng Karnak sa Ehipto. Inilalarawan sa isang itim na batong-apog na obelisko ng Asiryanong si Haring Salmaneser III, natagpuan sa Nimrud noong 1846, ang sa wari'y isang sugo ni Jehu na nakayukod kay Salmaneser, isang insidente na hindi binabanggit sa mga aklat ng Mga Hari ngunit nagdaragdag ng patotoo na talagang umiral si Haring Jehu ng Israel. Lubos namang pinatototohanan ng mga guhong natagpuan sa Samaria ang malalaking proyekto ng pagtatayo ni Ahab, kabilang na ang "bahay na garing na kaniyang itinayo."—1Ha 22:39.

Inilalahad ng Batong Moabita ang ilan sa mga pangyayaring naganap noong maghimagsik si Haring Mesa laban sa Israel, anupat ibinibigay ang bersiyon ng Moabitang monarkang iyon hinggil sa nangyari. (2Ha 3:4, 5) Makikita rin sa alpabetikong inskripsiyong ito ang Tetragrammaton.

Ang pangalang Peka ay matatagpuan sa teksto ng isang ulat ng kasaysayan na ipinapalagay na kay Tiglat-pileser III. (2Ha 15:27) Ang kampanya naman ni Tiglat-pileser III laban sa Israel ay binabanggit sa kaniyang maharlikang mga ulat ng kasaysayan at sa Asiryanong inskripsiyon sa isang gusali. (2Ha 15:29) Nabasa rin ang pangalang Hosea sa mga inskripsiyon tungkol sa kampanya ni Tiglat-pileser. —2Ha 15:30; *Ancient Near Eastern Texts,* inedit ni J. Pritchard, 1974, p. 282-284.

Bagaman ang ilan sa mga pakikipagbaka ng Asiryanong si Haring Senakerib ay binabanggit sa kaniyang mga ulat ng kasaysayan, hindi binabanggit sa mga ito ang pagpuksa ng anghel sa 185,000 sa kaniyang hukbo nang pagbantaan nito ang Jerusalem (2Ha 19:35), at hindi natin aasahang isusulat sa kaniyang mapaghambog na mga rekord ang tungkol sa napakatinding pagkatalong ito. Kapansin-pansing pinatutunayan ng arkeolohiya sa pamamagitan ng mga tapyas na *cuneiform* na nahukay sa Babilonya ang huling pangungusap sa mga aklat ng Mga Hari. Binabanggit ng mga ito na si *Ja'ukinu* (Jehoiakin) ay nabilanggo sa Babilonya at na pinaglaanan siya ng rasyon mula sa maharlikang ingatang-yaman. —2Ha 25:30; *Ancient Near Eastern Texts,* p. 308.

**Mga Katuparan ng mga Hula.** Ang mga aklat ng Mga Hari ay naglalaman ng iba't ibang hula at naglalahad sa malinaw na katuparan ng mga ito. Halimbawa, ipinakikita ng 1 Hari 2:27 ang katuparan ng salita ni Jehova laban sa sambahayan ni Eli. (1Sa 2:31-36; 3:11-14) Natupad ang mga hula may kinalaman kay Ahab at sa kaniyang sambahayan. (Ihambing ang 1Ha 21:19-21 sa 1Ha 22:38 at 2Ha 10:17.) Nagkatotoo ang inihula tungkol kay Jezebel at sa kaniyang mga labí. (Ihambing ang 1Ha 21:23 sa 2Ha 9:30-36.) At pinatutunayan ng mga pangyayari sa kasaysayan na talagang naganap ang inihulang pagkawasak ng Jerusalem.—2Ha 21:13.

Kasama sa maraming punto na itinampok sa mga aklat ng Mga Hari ang kahalagahan ng pagsunod sa mga kahilingan ni Jehova at ang masasaklap na bunga ng pagwawalang-bahala sa kaniyang matuwid na mga kautusan. Mariing pinatutunayan ng dalawang aklat ng Mga Hari ang katuparan ng inihulang mga resulta kapuwa ng pagsunod at ng pagsuway sa Diyos na Jehova.

**HARIM** [Nakatalaga; Ipinagbawal].

1. Isang Aaronikong saserdote na pinili sa pamamagitan ng palabunutan upang pangunahan ang ika-3 sa 24 na pangkat ng mga saserdote na inorganisa ni David. (1Cr 24:1, 3, 7, 8) Ang "mga anak [o mga inapo] ni Harim" ay binabanggit na kabilang sa mga saserdoteng nabuhay pagkaraan ng pagkatapon: 1,017 ang bumalik mula sa Babilonya noong 537 B.C.E. (Ezr 2:1, 2, 36, 39; Ne 7:42) Si Adna ang ulo ng sambahayang ito sa panig ng ama sa sumunod na salinlahi. (Ne 12:12, 15) Lima "sa mga anak ni Harim" ang kumuha ng mga asawang banyaga ngunit nagpaalis sa mga ito bilang tugon sa payo ni Ezra na gawin ang gayon. (Ezr 10:10, 11, 21, 44) Isang kinatawan ng pamilya (o posibleng isa sa kanila na may gayunding pangalan) ang sumuporta sa tipan ng katapatan pagdating ni Nehemias noong 455 B.C.E.—Ne 9:38; 10:1, 5, 8.

2. Ang pinagmulan ng isang di-makasaserdoteng pamilya na ang 320 sa mga ito ay bumalik mula sa Babilonya patungong Jerusalem kasama ni Zerubabel. (Ezr 2:1, 2, 32; Ne 7:35) Tulad ng mga miyembro ng makasaserdoteng pamilya na may gayunding pangalan (Blg. 1), walong inapo ng Harim na ito ang kumuha rin ng mga asawang banyaga at nagpaalis sa mga ito. (Ezr 10:25, 31, 32, 44) Ang kanilang kinatawan ay nagpatotoo rin sa "mapagkakatiwalaang kaayusan" na itinatag noong panahon ng pagkagobernador ni Nehemias. (Ne 9:38; 10:1, 14, 27) Ang isang "anak" ni Harim, si Malkias, ay tumulong na magkumpuni ng pader ng Jerusalem.—Ne 3:11.

**HARINA.** Tingnan ang GILINGAN.

**HARIP** [nangangahulugang "Siya ay Nandusta (Nangutya)"]. Ulo ng isang pamilya na dito ay 112 lalaki ang bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya noong 537 B.C.E.; tinawag ding Jora. (Ne 7:6, 7, 24; Ezr 2:18) Ang pangalang Harip ay muling nakatalang kabilang sa mga ulo ng bayan, anupat maliwanag na kinakatawanan ng isang inapo, na nagpatotoo sa pamamagitan ng tatak sa kontrata ng pagtatapat na ginawa noong panahon ng pagkagobernador ni Nehemias.—Ne 9:38; 10:1, 14, 19.

**HARIPITA** [Ni (Kay) Harip o Harup]. Isang katawagang ikinapit sa isang Benjamita, si Sepatias, na sumama kay David sa Ziklag habang si David ay hindi pa makakilos dahil kay Saul. Ang pagtawag kay Sepatias bilang isang Haripita ay maaaring nangangahulugan na alinman sa siya ay katutubo ng Harip, o Harup (isang lugar na hindi alam kung saan ang lokasyon), o inapo ng isang Harip, o Harup. —1Cr 12:1, 2, 5.

**HAR–MAGEDON** [mula sa Heb., nangangahulugang "Bundok ng Megido"]. Ang pangalang ito ay tuwirang iniuugnay sa "digmaan ng dakilang araw ng Diyos na Makapangyarihan-sa-lahat." Espesipikong tinutukoy ng terminong ito ang kalagayan, o situwasyon, na doo'y tinitipon ang "mga hari ng buong tinatahanang lupa" laban kay Jehova at laban sa kaniyang Kaharian sa ilalim ni Jesu-Kristo. Sa ilang bersiyon, isinalin ito bilang "Armagedon." (Apo 16:14, 16, *AS-Tg; MB; NPV*) Ang pangalang Har–Magedon, na hinalaw sa Hebreo, ay nangangahulugang "Bundok ng Megido."

Lumilitaw na walang literal na lugar na tinatawag na "Bundok ng Megido," sa loob o sa labas man ng Lupang Pangako, bago o noong panahon ng apostol na si Juan, na nag-ulat ng pangitain. Dahil dito, maliwanag na ang kahulugan ng Har–Magedon ay nauugnay sa mga pangyayaring naganap sa sinaunang lunsod ng Megido.

Ang Megido, na matatagpuan mga ilang milya sa TS ng Bundok Carmel, ay nakatunghay at nangingibabaw sa Kapatagan ng Esdraelon (Jezreel). Kontrolado nito ang pangunahing mga rutang pangkalakalan at pangmilitar sa H-T at S-K. Si Josue ang unang lumupig sa Canaanitang lunsod na ito. (Jos 12:7, 8, 21) Nang maglaon, malapit sa lugar na ito, nalipol ang hukbo ni Jabin na nasa ilalim ng pangunguna ni Sisera. Ginamit ni Jehova ang mga puwersa ng kalikasan upang tulungan ang hukbong Israelita sa ilalim ni Barak. Ang ulat ay kababasahan: "Bumaba si Barak mula sa Bundok Tabor na kasama ang sampung libong lalaki sa likuran niya. At nilito ni Jehova si Sisera at ang lahat ng kaniyang mga karong pandigma at ang buong kampo sa pamamagitan ng talim ng tabak sa harap ni Barak. Nang dakong huli ay bumaba si Sisera mula sa karo at patakbong tumakas. At hinabol ni Barak ang mga karong pandigma at ang kampo hanggang sa Haroset ng mga bansa, anupat ang buong kampo ni Sisera ay bumagsak sa pamamagitan ng talim ng tabak. Walang naiwan kahit isa."—Huk 4:14-16.

Pagkatapos ng tagumpay, si Barak at ang propetisang si Debora ay umawit nang ganito: "Ang mga hari ay dumating, sila ay nakipaglaban; noon nga ay nakipaglaban ang mga hari ng Canaan sa Taanac sa tabi ng tubig ng Megido. Wala silang dinalang pakinabang na pilak. Mula sa langit ay nakipaglaban ang mga bituin, mula sa kanilang mga landas ay nakipaglaban sila kay Sisera. Tinangay sila ng ilog ng Kison, ng ilog ng sinaunang mga araw, ng ilog ng

Kison. Niyapakan mo ang lakas, O kaluluwa ko. Noon dumamba ang mga paa ng mga kabayo dahil sa pagdaluhong at pagdaluhong ng kaniyang mga barakong kabayo."—Huk 5:19-22.

Sa Megido namatay si Haring Ahazias ng Juda matapos siyang ipapatay ni Jehu. (2Ha 9:27) Dito rin namatay si Haring Josias ng Juda nang makasagupa niya si Paraon Neco. (2Ha 23:29, 30) Ayon sa sekular na kasaysayan, maraming bansa ang nagdigmaan sa palibot ng Megido dahil sa estratehikong posisyon nito. 'Ang mga Judio, mga Gentil, mga Saraceno, mga krusado, mga Ehipsiyo, mga Persiano, mga Druse, mga Turko, at mga Arabe ay pawang nagtayo ng kanilang mga tolda sa kapatagan ng Esdraelon.'—*Word Studies in the New Testament,* ni M. R. Vincent, 1957, Tomo II, p. 542.

Sinasabi sa Apocalipsis na ang pinagsama-samang mga hukbo ng mga hari sa lupa ay tinitipon "sa dako [sa Gr., isang anyo ng *to'pos*] na sa Hebreo ay tinatawag na Har–Magedon." (Apo 16:16) Sa Bibliya, ang *to'pos* ay maaaring tumukoy sa isang literal na lugar (Mat 14:13, 15, 35); sa oportunidad o "pagkakataong" taglay ng isa (Gaw 25:16); o sa isang makasagisag na dako, kalagayan, o situwasyon (Apo 12:6, 14). Batay sa konteksto, itong huling nabanggit na diwa ang tinutukoy na "dako" na paroroonan ng pinagsama-samang mga puwersang militar sa lupa.

Sa Apocalipsis, "ang digmaan ng dakilang araw ng Diyos na Makapangyarihan-sa-lahat" sa Har–Magedon ay inilalarawang magaganap pa lamang sa hinaharap. Ipinakikita roon na ang pagtitipon sa mga hari sa Har–Magedon ay resulta ng pagbubuhos ng ikaanim sa pitong mangkok na naglalaman ng 'huling' mga salot na tatapos sa galit ng Diyos. (Apo 15:1; 16:1, 12) Gayundin, ang digmaan ng Har–Magedon ay may malapit na kaugnayan sa pagkanaririto ni Kristo, dahil ang babala na siya'y darating na gaya ng isang magnanakaw ay iniulat sa pagitan ng mga talata 14 at 16 ng Apocalipsis kabanata 16.

Idiniriin ng konteksto na pambuong-daigdig ang digmaang ito. Ipinakikita roon na ang makakalaban ni Jehova ay ang "mga hari ng buong tinatahanang lupa," na inihahanda ng "mga kapahayagang kinasihan ng mga demonyo" para sa pagbabaka.—Apo 16:14.

Nang maglaon, sinabi ni Juan: "At nakita ko ang mabangis na hayop at ang mga hari sa lupa at ang kanilang mga hukbo na nagtipun-tipon upang makipagdigma sa isa na nakaupo sa kabayo at sa kaniyang hukbo." (Apo 19:19) Ipinakikilala ng kabanatang ito kung sino ang lider ng makalangit na mga hukbo, na nakaupo sa isang kabayong puti. Siya ang tinatawag na "Tapat at Totoo" at "Ang Salita ng Diyos." (Apo 19:11-13) Samakatuwid, si Jesu-Kristo, Ang Salita, ang magiging kumandante ng makalangit na mga hukbo ng Diyos. (Ju 1:1; Apo 3:14) Isa pang patotoo na si Kristo ang mangunguna sa makalangit na mga puwersa ay ang sinabi sa Apocalipsis 17:13, 14 na ang makalupang mga puwersa ay "makikipagbaka sa Kordero [si Jesu-Kristo (Ju 1:29)], ngunit, dahil siya ay Panginoon ng mga panginoon at Hari ng mga hari, dadaigin sila ng Kordero. Gayundin, yaong mga tinawag at pinili at tapat na kasama niya ay mananaig din."

Ipinakikita ng pangitain sa Apocalipsis kabanata 19 na tanging ang mga hukbo sa langit ang makikibahagi sa digmaan bilang mga tagasuporta ni Jesu-Kristo, na siyang Salita ng Diyos. Kaya naman ipinahihiwatig nito na ang mga Kristiyanong lingkod ni Jehova sa lupa ay hindi makikibahagi sa labanan. Kasuwato ito ng sinabi ni Jesu-Kristo sa Mateo 26:52 na ang kaniyang mga alagad ay hindi dapat gumamit ng mga sandata ng pisikal na pakikipagdigma. (Ihambing ang Exo 14:13, 14; 2Cr 20:15, 17, 22, 23; Aw 2:4-9.) Kakainin ng mga ibon na lumilipad sa kalagitnaan ng langit ang mga bangkay niyaong mga mapapatay.—Apo 19:11-21.

Samakatuwid, ang Har–Magedon ay hindi basta labanan ng mga tao, kundi isang pakikipaglaban ng di-nakikitang mga hukbo ng Diyos. Tiyak na darating at magaganap ito sa panahong itinakda ng Diyos na Jehova, yamang "ginagawa niya ang ayon sa kaniyang sariling kalooban sa gitna ng hukbo ng langit at ng mga tumatahan sa lupa."—Dan 4:35; tingnan din ang Mat 24:36.

**HARMON.** Hindi matiyak kung ano ang tinutukoy ng terminong Hebreo na ang transliterasyon ay "Harmon." (Am 4:3, *AS, NW, RS*) Isinalin ito ng ilang bersiyon gamit ang lubhang magkakaibang mga pananalita gaya ng "bunton ng basura" (*AT*) at "palasyo" (*KJ*). Kung ang salin ng Griegong *Septuagint* ("ang bundok ng Remman") ay mas malapit sa orihinal na tekstong Hebreo, marahil ang "Harmon" ay tumutukoy sa "malaking bato ng Rimon."—Huk 20:45, 47.

**HARNEPER.** Anak ni Zopa na mula sa tribo ni Aser.—1Cr 7:30, 36.

**HAROD** [Panginginig]. Isang balon (o bukal, yamang ito ang madalas na kahulugan ng salitang Hebreo, bagaman kung minsan ang mga salitang Hebreo para sa "balon" at "bukal" ay halinhinang ginagamit; ihambing ang Gen 16:7, 14; 24:11, 13) na sa kapaligiran nito ay nagkampo ang hukbong Israelita na pinangungunahan ni Gideon at kung saan inilagay sa pagsubok ang natirang 10,000 kawal. Nang dakong huli, 300 lalaki ang napili upang lumupig sa mga Midianita. Maaaring ang pag-alis ng 22,000 Israelita bago pa nito dahil sila ay "natatakot

at nanginginig" ang dahilan kung bakit ibinigay sa balon ang pangalang iyon.—Huk 7:1-7.

Karaniwan nang ipinapalagay na ang balon ng Harod ay ang ʽAin Jalud (Mayan Harod), isang bukal sa HK tagaytay ng Bundok Gilboa. May kaugnayan sa ʽAin Jalud, ang kilaláng iskolar na si G. A. Smith ay nagsabi: "Bumubulwak ito nang mga labinlimang piye [kulang sa 5 m] ang lapad at dalawang piye [0.6 m] ang lalim mula sa paanan ng Gilboa, at pangunahin na mula rito, ngunit palibhasa'y dinadaluyan din ito ng dalawa pang bukal [ang ʽAin el-Meiyiteh at ang ʽAin Tubaʽun], sapat ang lakas ng agos nito upang makapagpatakbo ng anim o pitong gilingan. Dahil sa malalim na pinakasahig at malambot na mga pampang ng bukal na ito, isa itong di-malusong na estero sa harap ng Gilboa, anupat posible para sa mga tagapagtanggol ng huling nabanggit na kontrolin ang bukal sa kanilang paanan sa harap ng kaaway sa kapatagan: at ang bukal ay mahalagang-mahalaga sa kanila, sapagkat sa kaliwa, kanan, at likuran ay walang ibang umaagos na tubig. . . . Hindi sila maaaring maging mapagwalang-bahala sa pagkuha ng tubig sa bukal na ito, na dahil dito ay posible rin na makontrol ng mga nasa burol na iyon ang balon laban sa kaaway na nasa kapatagan; sapagkat umiinom sila sa harap ng kaaway na iyon, at ang mga tambo at mga palumpong sa kahabaan nito ay nagsisilbing tabing sa mga pagtambang ng kaaway."—*The Historical Geography of the Holy Land,* London, 1968, p. 258.

**HARODITA** [Ng (Mula sa) Harod]. Isang tumatahan sa Harod o isang tao na naninirahan malapit sa isang lugar na tinatawag na Harod. Ang terminong ito ay ikinakapit kina Shamah at Elika, dalawa sa makapangyarihang mga lalaki ni David. (2Sa 23:8, 25) Kung si "Shamah" at si "Samot" ay iisang tao, kung gayon ang paggamit ng "Harorita" sa 1 Cronica 11:27 ay posibleng isang pagkakamali ng eskriba para sa "Harodita," anupat nagkaroon marahil ng pagbabago dahil sa pagkakahawig ng mga titik Hebreo na "r" (ר) at "d" (ד).

**HAROE** [Ang Tagakita]. Isa na nakatala sa talaangkanan ni Juda bilang isang anak ni Sobal. (1Cr 2:3, 52) Si Haroe ay karaniwang inaakala na siya ring si Reaias.—1Cr 4:2; tingnan ang REAIAS Blg. 1.

**HARORITA.** Isang termino na tumutukoy sa lugar na pinagmulan ni Samot na isa sa makapangyarihang mga lalaki ni David. (1Cr 11:26, 27) Ang "Harorita" ay maaaring isang pagkakamali para sa "Harodita."—2Sa 23:25; tingnan ang HARODITA.

**HAROSET.** Isang lugar na tinatawag sa kabuuan bilang "Haroset ng mga bansa." Ito'y nagsilbing punong-tanggapang militar ni Sisera, ang pinuno ng hukbo ng Canaanitang hari na si Jabin, na namahala sa Hazor. (Huk 4:2, 13) Nilubos ni Hukom Barak ang kaniyang tagumpay sa mga hukbong ito ng kaaway hanggang sa lugar na ito. (Huk 4:16) Ang pangalang Haroset (na nangangahulugang "Kakahuyan; Makahoy na Palumpungan") ay waring napanatili sa el-Harithiyeh, malapit sa kanluraning labasan ng Kapatagan ng Jezreel at mga 16 na km (10 mi) sa HHK ng Megido. Gayunman, karaniwang ipinapalagay ng mga iskolar na ang aktuwal na sinaunang lugar ng Haroset ay nasa kalapit na Tell ʽAmr (Tel Meʽammer).

**HARSA** [posible, Bingi; Nananahimik]. Ulo ng angkan ng isang pamilya ng mga Netineong alipin sa templo, na ang mga miyembro ay bumalik mula sa Babilonya kasama ni Zerubabel noong 537 B.C.E. —Ezr 2:1, 2, 43, 52; Ne 7:54.

**HARUM.** Isang lalaki na mula sa tribo ni Juda. —1Cr 4:1, 8.

**HARUMAP** [malamang, May Hiwa ang Ilong]. Ama (o ninuno) ng Jedaias na tumulong kay Nehemias na muling itayo ang pader ng Jerusalem.—Ne 3:10.

**HARUZ** [posible, Ginto; o, Masikap]. Isang lalaki na mula sa Jotba; ang lolo ni Haring Amon ng Juda at ama ni Mesulemet na asawa ni Haring Manases.—2Ha 21:19, 20.

**HASABIAS** [Tinuos (Isinaalang-alang) ni Jehova].

1. Isang Levita sa linya ng angkan mula kay Merari hanggang sa mang-aawit sa templo na si Etan. (1Cr 6:31, 44-47) Posibleng siya rin ang Blg. 6.

2. Ulo ng ika-12 sa 24 na pangkat na dito ay hinati-hati ni David ang mga Levitang manunugtog sa templo; isa sa anim na anak ni Jedutun at posibleng isang inapo ng Blg. 1.—1Cr 25:1, 3, 19.

3. Isang administrador "para sa lahat ng gawain ni Jehova at para sa paglilingkod sa hari" na inatasan ni David kasama ng kaniyang mga kapatid sa teritoryo sa K ng Jordan. Siya ay isang Levita, inapo ng anak ni Kohat na si Hebron. (1Cr 26:30; 23:12) Posibleng siya rin ang Blg. 4.

4. Isang prinsipe at lider ng tribo ni Levi noong panahon ng paghahari ni David. (1Cr 27:16, 17, 22) Posibleng siya rin ang Blg. 3.

5. Isa sa "mga pinuno ng mga Levita" na nag-abuloy ng maraming hayop para sa pagdiriwang ng dakilang Paskuwa na isinaayos ni Haring Josias. —2Cr 35:1, 9.

6. Isang Levita na ang inapo ay nanirahan sa Jerusalem pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya.

(1Cr 9:2, 3, 14; Ne 11:1, 4, 15, 20) Posibleng siya rin ang Blg. 1.

7. Isa sa mga punong saserdote na pinagkatiwalaan ni Ezra ng pagdadala ng mahahalagang materyales mula sa Babilonya patungong Jerusalem noong 468 B.C.E. (Ezr 8:24-30) Maaaring siya rin ang binanggit sa talata 19 at posibleng siya rin ang Blg. 9.

8. Isang Levita, marahil ay inapo ng Blg. 1, na nagpatotoo sa pambansang kasunduan ng katapatan noong mga araw ni Nehemias. (Ne 9:38; 10:1, 9, 11) Posibleng siya rin ang Blg. 10 o 11.

9. Isang saserdote na nangunguna sa sambahayan ni Hilkias sa panig ng ama noong panahon ng panunungkulan ng mataas na saserdoteng si Joiakim na kahalili ni Jesua. (Ne 12:10, 12, 21) Posibleng siya rin ang Blg. 7.

10. Isa sa mga ulo ng mga Levita na naglilingkod noong panahong nanunungkulan si Joiakim.—Ne 12:23, 24, 26; tingnan ang Blg. 8.

11. Isang Levitang prinsipe ng kalahati ng distrito ng Keila na nagkumpuni ng isang bahagi ng pader ng Jerusalem para sa kaniyang distrito.—Ne 3:17; tingnan ang Blg. 8.

12. Isang Levita na mula sa "mga anak ni Asap" na ang inapo ay naging tagapangasiwa ng mga Levita sa Jerusalem pagkaraan ng pagkatapon.—Ne 11:22.

**HASABNA** [pinaikling anyo ng Hasabneias]. Isa sa mga ulo ng bayan na ang inapo, kung hindi man siya mismo, ay nagpatotoo sa pamamagitan ng tatak sa kontrata ng pagtatapat na ginawa noong panahon ng pagkagobernador ni Nehemias.—Ne 9:38; 10:1, 14, 25.

**HASABNEIAS** [posible, Tinuos (Isinaalang-alang) Ako ni Jah].

1. Ama ni Hatus. Ang huling nabanggit ay nagkumpuni sa pader ng Jerusalem.—Ne 3:10.

2. Isa sa walong Levita na nanawagan sa mga anak ni Israel na pagpalain si Jehova at ang kaniyang maluwalhating pangalan at pagkatapos ay sinariwa sa kanilang alaala ang mga pakikitungo ng Diyos sa Israel bago pinatotohanan sa pamamagitan ng tatak ang kontrata ng pagtatapat na ginawa noong panahon ng pagkagobernador ni Nehemias. (Ne 9:5, 38) Marahil, gaya ng iminumungkahi ng mababasa sa Syriac na *Peshitta,* siya rin ang isa sa mga Levita na nagngangalang Hasabias, gaya niyaong binanggit sa Ezra 8:19 o sa Nehemias 10:11.

**HASADIAS** [Maibiging-Kabaitan ni Jah; Si Jah ay Maibiging-Kabaitan]. Isa sa mga anak ni Zerubabel. Ang pagkakatala ng mga anak ni Zerubabel sa dalawang magkaibang pangkat (ang unang dalawang pangalan ay napahiwalay sa limang iba pa dahil sa pagbanggit kay Selomit sa talaangkanan ng mga inapo ni Haring David) ay posibleng nangangahulugan na sila ay mga anak ng magkaibang ina.—1Cr 3:1, 19, 20.

**HAS-BADANA.** Isa sa pitong lalaki, posibleng mga Levita, na tumayo sa gawing kaliwa ni Ezra habang bumabasa ito mula sa aklat ng Kautusan sa harap ng kongregasyon ng Israel sa liwasan na malapit sa Pintuang-daan ng Tubig ng Jerusalem.—Ne 8:1-4.

**HASEM.** Ang "mga anak ni Hasem na Gizonita" ay nakatalang kabilang sa makapangyarihang mga lalaki ni David. (1Cr 11:26, 34) Ang katumbas na talaan ng makapangyarihang mga lalaki ng mga hukbong militar ni David ay kababasahan ng "mga anak ni Jasen."—2Sa 23:32.

**HASENAA** [posible, Ang (Isa na) Kinapopootan]. Ang "mga anak ni Hasenaa" ang muling nagtayo ng Pintuang-daan ng mga Isda noong panahong kinukumpuni ang mga pader ng Jerusalem sa ilalim ng pangangasiwa ni Nehemias. (Ne 3:3) Maaaring ang Hasenaa ay kapareho rin ng Senaa, na walang Hebreong pamanggit na pantukoy.—Ezr 2:35; Ne 7:38; tingnan ang SENAA.

**HASENUA.**

1. Ama ni Hodavias na mula sa tribo ni Benjamin.—1Cr 9:7.

2. Ama o ninuno ng isang Juda, isang Benjamita na kapanahon ni Nehemias.—Ne 11:7, 9.

**HASMONA.** Isang lugar na pinagkampuhan ng mga Israelita. Lumilitaw na nasa pagitan ito ng Mitka at Moserot. (Bil 33:29, 30) Hindi tiyak kung saan ang eksaktong lokasyon nito. Ang Hasmona ay iniugnay sa Wadi Hashim malapit sa iminumungkahing lokasyon ng Kades-barnea. Ipinapalagay rin na ito at ang Azmon ay iisa.—Bil 34:4, 5; tingnan ang AZMON.

**HASUB** [Isa na Tumutuos (Nagsasaalang-alang)].

1. Anak ni Pahat-moab; isa sa mga nagkumpuni nang ang pader ng Jerusalem ay muling itinatayo sa ilalim ng pangangasiwa ni Nehemias.—Ne 3:11.

2. Isa na nagkumpuni ng isang bahagi ng pader ng Jerusalem, maliwanag na isang bahagi na nasa tapat ng kaniyang bahay.—Ne 3:23.

3. Isa sa mga ulo ng bayan na ang inapo, kung hindi man siya mismo, ay nagpatotoo sa pamamagitan ng tatak sa "mapagkakatiwalaang kaayusan" na itinatag noong panahon ng pagkagobernador ni Nehemias.—Ne 9:38; 10:1, 14, 23.

4. Isang Meraritang Levita; anak ni Azrikam at ama ni Semaias.—1Cr 9:14; Ne 11:15.

**HASUBA** [Pagtutuos; Pagsasaalang-alang]. Anak ni Zerubabel.—1Cr 3:19, 20.

**HASUM.** Ulo ng angkan ng isang pamilya ng mga Israelita, na ang mga miyembro ay bumalik mula sa Babilonya kasama ni Zerubabel noong 537 B.C.E. (Ezr 2:1, 2, 19; Ne 7:22) Pagdating ni Ezra sa Jerusalem noong 468 B.C.E., pitong lalaki na mula sa "mga anak ni Hasum" ang nagpaalis sa kanilang mga asawang banyaga. (Ezr 10:33, 44) Ang kinatawan ng pamilya o isa na may pangalang Hasum ay tumayo sa kaliwa ni Ezra habang binabasa nito ang aklat ng Kautusan sa mga Israelitang nagkakatipon sa liwasan sa harap ng Pintuang-daan ng Tubig ng Jerusalem. (Ne 8:1-4) Ang isang kinatawan ng sambahayan ni Hasum ay nagpatotoo rin sa pamamagitan ng tatak sa "mapagkakatiwalaang kaayusan" na itinatag noong panahon ng pagkagobernador ni Nehemias.—Ne 9:38; 10:1, 14, 18.

**HASUPA.** Ang ninuno ng isang pamilya ng mga Netineo, na ang mga miyembro ay bumalik mula sa Babilonya kasama ni Zerubabel noong 537 B.C.E.—Ezr 2:1, 2, 43; Ne 7:46.

**HATAC.** Isang bating ni Haring Ahasuero, inatasan upang mag-asikaso kay Reyna Esther at sa pamamagitan niya ay nakipagtalastasan ang reyna kay Mardokeo.—Es 4:5, 6, 9, 10.

**HATAT.** Anak ni Otniel na anak ni Kenaz, posibleng sa anak ni Caleb na si Acsa.—1Cr 4:13; Jos 15:17.

**HATIL.** Isang ulo sa panig ng ama ng mga anak ng "mga lingkod ni Solomon" na bumalik sa Jerusalem mula sa Babilonya kasama ni Zerubabel.—Ezr 2:1, 2, 55, 57; Ne 7:59.

**HATIPA** [Sapilitang Tinangay]. Ninuno ng isang pamilya ng mga Netineong alipin sa templo, na ang mga miyembro ay bumalik mula sa Babilonya kasama ni Zerubabel noong 537 B.C.E.—Ezr 2:1, 2, 43, 54; Ne 7:56.

**HATITA.** Ninuno ng isang pamilya ng mga bantay ng pintuang-daan sa templo, na ang mga miyembro ay bumalik mula sa Babilonya kasama ni Zerubabel noong 537 B.C.E.—Ezr 2:1, 2, 42; Ne 7:45.

**HATOL.** Tingnan ang HUDISYAL NA PASIYA.

**HATUS.**

1. Isang pangulong saserdote na bumalik mula sa Babilonya kasama ni Zerubabel noong 537 B.C.E. —Ne 12:1, 2, 7.

2. Anak ni Semaias; isang inapo ni David sa pamamagitan ni Solomon.—1Cr 3:1, 10, 22.

3. Ang ulo ng sambahayan sa panig ng ama ng mga anak ni David na bumalik kasama ni Ezra sa Jerusalem noong 468 B.C.E. (Ezr 8:1, 2) Posibleng siya rin ang Blg. 2.

4. Anak ni Hasabneias; isa na nakibahagi sa pagkukumpuni ng pader ng Jerusalem noong mga araw ni Nehemias.—Ne 3:10.

5. Isang saserdote o ang ninuno ng isang saserdote na nagpatotoo, noong panahon ng pagkagobernador ni Nehemias, sa pamamagitan ng tatak sa kontrata ng pagtatapat.—Ne 9:38; 10:1, 4, 8.

**HAURAN** [Namutla]. Isang hangganang dako sa pangitain ni Ezekiel hinggil sa mana ng Israel. (Eze 47:13, 15, 16, 18) Ayon sa ilang iskolar, humigit-kumulang ay saklaw nito ang lugar na dating sakop ng terminong "Basan." (Tingnan ang BASAN.) Lumilitaw na ang Hauran ang distrito na tinukoy sa sinaunang mga tekstong Ehipsiyo (bilang *Huruna*) at mga dokumentong Asiryano ni Salmaneser III (bilang *Hauranu*). Waring ito rin ang mas maliit na rehiyong tinawag na Auranitis noong mga panahong Griego-Romano. Ang pangalang Hauran ay ikinakapit ngayon sa alun-along parang na may mataba at mapulang lupa na nasa pagitan ng Damasco at ng Yarmuk.

**HAVILA** [[Rehiyon ng] Buhangin].

1. Isang lupain na 'pinalilibutan' ng Pison, isa sa apat na ilog na nagsanga sa ilog na lumalabas mula sa Eden. Tinukoy rin ito bilang isang lupain ng mabuting ginto, sahing ng bedelio, at batong onix. (Gen 2:10-12) Yamang hindi na matukoy ang lugar ng Ilog Pison, hindi na rin matiyak ang lokasyon ng lupain ng Havila. (Tingnan ang PISON.) Ang paglalarawan sa likas na yaman ng Havila ay itinuturing ng ilan bilang karaniwan sa Arabia, at iniuugnay ito ng ilan sa isang rehiyon doon. Salig sa pagtukoy ng Bibliya sa *"buong lupain* ng Havila," iminumungkahi ni J. Simons na ang terminong "Havila" ay maaaring sumaklaw sa buong Peninsula ng Arabia, bagaman mahirap mangyari na 'mapalilibutan' ng Ilog Pison ang gayong lugar.—*The Geographical and Topographical Texts of the Old Testament,* Leiden, 1959, p. 40, 41.

2. Ayon sa Genesis 25:18, ang mga Ismaelita ay 'nagtabernakulo mula sa Havila malapit sa Sur, na nasa tapat ng Ehipto, hanggang sa Asirya.' Mangangahulugan ito na ang Havila, o ang isang bahagi man lamang nito, ay dapat umabot hanggang sa Peninsula ng Sinai, na malamang na kinaroroonan ng Ilang ng Sur. (Tingnan ang SUR.) Maliwanag na ipinakikita ng teksto na ang mga Ismaelita ay nagpapagala-gala mula sa Peninsula ng Sinai patawid sa

hilagang Arabia at hanggang sa Mesopotamia. Sa katulad na paraan, nang pabagsakin ni Haring Saul ang mga Amalekita "mula sa Havila hanggang sa Sur, na nasa tapat ng Ehipto" (1Sa 15:7), lumilitaw na ang pananalitang "mula sa Havila" ay tumutukoy sa isang bahagi, malamang na ang HK sulok, ng Peninsula ng Arabia na kumakatawan sa isang hangganan ng teritoryo na pinakasentro ng mga Amalekita, samantalang ang Ilang ng Sur sa Peninsula ng Sinai ay kumakatawan naman sa isa pang hangganan, o gaya ng isinasaad sa *The Interpreter's Dictionary of the Bible,* "mula sa disyertong looban ng Nejd sa H Arabia hanggang sa rehiyon sa H ng makabagong Suez sa Ehipto." (Inedit ni G. A. Buttrick, 1962, Tomo 1, p. 101) Sa gayon, lumilitaw na sinaklaw nito ang HK bahagi ng Peninsula ng Arabia at marahil ay ang isang mas malaking lugar pa.

3. Isang anak ni Cus na anak ni Ham. (Gen 10: 6, 7) Ipinapalagay ng maraming iskolar na ang pangalang Havila sa tekstong ito ay kumakatawan din sa isang rehiyon, at ang pangalan ay maaaring ikinapit sa lugar na pinamayanan ng mga inapo ng anak na ito ni Cus. Yamang ang karamihan sa mga inapo ni Cus ay lumilitaw na nandayuhan sa Aprika at Arabia kasunod ng pangangalat mula sa Babel (Gen 11:9), karaniwan nang iminumungkahi na ang mga inapo ng Cusitang si Havila ay dapat na iugnay sa rehiyon na tinatawag na Haulan sa sinaunang mga inskripsiyong Sabeano. Ang rehiyong ito ay nasa TK baybayin ng Arabia sa H ng makabagong-panahong Yemen. Karagdagan pa, iminumungkahi ng ilan na, sa paglipas ng panahon, ang mga nandayuhan mula sa tribong ito ay tumawid sa Dagat na Pula patungo sa lugar na tinatawag ngayon na Djibouti at Somalia sa Aprika, anupat ang sinaunang pangalan ay posibleng mababanaag sa pangalan ng Aualis. (*A Dictionary of the Bible,* inedit ni J. Hastings, 1903, Tomo II, p. 311) Posible rin naman na ang pandarayuhan ay patungo sa kasalungat na direksiyon, samakatuwid nga, mula sa Aprika patungong Arabia. Ang kipot ng Dagat na Pula, tinatawag na Bab el-Mandeb, na naghihiwalay sa Arabia mula sa Djibouti sa Aprika ay mga 32 km (20 mi) lamang ang lapad.

4. Isang anak ni Joktan at inapo ni Sem sa pamamagitan ni Arpacsad. (Gen 10:22-29) Ang pangalan ng iba pa sa mga anak ni Joktan, gaya nina Hazarmavet at Opir, ay maliwanag na kaugnay ng mga rehiyon sa T Arabia. Sa gayon ay malamang na ang Semitikong si Havila at ang kaniyang mga inapo ay namayan din sa Arabia, bagaman hindi matiyak kung sa timog. Ipinapalagay ng ilan na namayan siya sa mismong rehiyon na tinahanan ng Cusitang si Havila; ngunit ang pagkakatulad lamang ng kanilang mga pangalan ay hindi saligan upang ipalagay na, sa kabila ng pagkakaiba ng kanilang lahing pinagmulan, kapuwa sila nanirahan sa iisang lugar. Bagaman hindi tiyak ang katibayang nag-uugnay sa Cusitang si Havila sa rehiyon na nasa TK Arabia na tinatawag na Haulan (binanggit sa Blg. 3), anupat sa halip ay posibleng iugnay ang Haulan sa Semitikong si Havila, ang kaugnayan ng Haulan sa Aprika at ang pagiging malapit nito sa Etiopia (ang lupain ng Cus) ay waring papabor sa pag-uugnay nito sa Cusitang si Havila. Salig sa bagay na ito, malamang na ang Havila na nagmula kay Sem ay nanirahan sa teritoryong nasa mas dako pang H ng Arabia, anupat marahil ay siyang pinagkunan ng pangalan ng lupaing tinutukoy sa Blg. 1.

**HAVOT-JAIR** [Mga Nakatoldang Nayon ni Jair]. Mga nayon na nasa teritoryo ng Manases sa S ng Jordan. Yamang ang "Gilead" ay tumutukoy rin kung minsan sa buong lupain ng Israel sa S ng Jordan (Jos 22:9), maaaring ito ang dahilan kung bakit ang Havot-jair ay sinasabing nasa Gilead (Bil 32:40, 41), bagaman binabanggit ng ibang mga teksto na ang mga nayong ito ay nasa Basan.—Deu 3:14; Jos 13:29, 30.

Kinikilalang si Jair, isang kapanahon ni Moises (at inapo ni Juda sa pamamagitan ni Hezron, ngunit itinuturing ding inapo ni Manases), ang bumihag sa "mga nakatoldang nayon" na ito, na maliwanag na 23 ang bilang. Kinikilala rin na siya ang nagpangalan sa mga ito ng Havot-jair, anupat isinunod niya iyon sa kaniyang pangalan. (Bil 32:39-41; Deu 3:14; 1Cr 2:3, 21-23; tingnan ang JAIR Blg. 1.) Pagkaraan ng maraming taon, 30 lunsod na pag-aari ng 30 anak ni Hukom Jair ang nakilala bilang Havot-jair. Itinuturing ng ilang kritiko na salungat ito sa paliwanag tungkol sa pinagmulan ng pangalang Havot-jair. Gayunman, pansinin na hindi binabanggit ng ulat ng Mga Hukom na ang pangalang Havot-jair ay unang ginamit noong yugtong iyon. Isinasaad lamang ng ulat na noong panahong isinusulat ito, ang pangalan ay ginagamit pa rin at ikinakapit sa nabanggit na 30 lunsod.—Huk 10:3, 4.

Noong panahon ng paghahari ni Solomon, kabilang ang mga nakatoldang nayon ni Jair sa isa sa mga distritong nasa ilalim ng isang kinatawan. (1Ha 4:7, 13) Nang panahong iyon, ang 60 lunsod na binanggit sa 1 Hari 4:13 at sa iba pang mga teksto (Jos 13:30; 1Cr 2:23) ay mga nakukutaang lunsod ng pook ng Argob sa Basan at posibleng hindi kasama sa mga ito ang maraming bayan sa kabukiran. (Ihambing ang Deu 3:4, 5.) "Ang mga nakatoldang nayon" ni Jair ay posibleng iba sa 60 lunsod, ngunit hindi ito tiyak.

Sa isang di-binanggit na panahon sa kasaysayan ng Israel, binihag ng Gesur at Sirya ang Havot-jair. —1Cr 2:23.

**HAWLA, KULUNGAN** [sa Ingles, *cage*]. Isang kayariang pinaglalagyan ng mga ibon o ng ibang mga hayop upang hindi makawala ang mga ito. (Jer 5:27; ihambing ang Am 8:1, 2, kung saan ang salitang Hebreo ring iyon na *keluv′* ay isinasalin bilang "basket.") Maliwanag, tinukoy ng propetang si Ezekiel si Haring Zedekias ng Juda sa pamamagitan ng larawan ng isang leon na inilagay sa isang kulungan, (sa Heb., *su·ghar′*) at dinala sa hari ng Babilonya.—Eze 19:9; ihambing ang Eze 12:13; 17:20; 2Ha 25:5-7.

**HAYOP, MGA.** Mga kaluluwang buháy na hindi tao. (Ihambing ang Bil 31:28.) Ang salitang Hebreo na *behe·mah′* ay tumutukoy sa malalaking hayop na may apat na paa, kadalasan ay sa mga alagang hayop ngunit kung minsan ay sa mababangis na hayop. Isinasalin ito bilang "maaamong hayop," "mga hayop," "mga alagang hayop," at "mga baka." (Gen 1:26; 9:10; 34:23; Aw 107:38) Ang Hebreong *re′mes* ay tumutukoy sa mga "gumagalang hayop" o "gumagapang na mga bagay" at nagmula sa salitang-ugat na *ra·mas′,* nangangahulugang "gumala; gumapang." (Gen 6:20; Eze 8:10; Gen 1:28, tlb sa *Rbi8*) Gayundin, ang terminong Hebreo na *chai·yah′,* na literal na nangangahulugang "nilalang na buháy," ay ginagamit upang tumukoy sa "maiilap na hayop." (Gen 1:28; 3:14; Isa 56:9) Ang katumbas ng mga ito sa Griego ay *zoi′on* (nilalang na buháy), na isinasalin din bilang "hayop."—Apo 4:7; 2Pe 2:12.

Ang Diyos na Jehova ang nag-anyo sa lahat ng mga hayop, anupat bawat uri ng pamilya ay may kinatawan sa mga hayop na orihinal na nilalang, sapagkat tinitiyak sa atin ng ulat na ginawa ng Diyos ang mga hayop na bawat isa ay "ayon sa uri nito." (Gen 1:25) Sa artikulong ito ay partikular nating isasaalang-alang ang mga hayop sa katihan.

Yamang ipinagkaloob ng Diyos sa taong sakdal ang pamumuno sa iba't ibang nilalang sa lupa, angkop na angkop na si Adan ang magkapribilehiyong panganlan ang mga nilalang na ito. (Gen 1:26; 2:19, 20) Dahil ang tao ang binigyan ng kapamahalaan sa mga hayop, siya ay naging katiwala ng isang bagay na ipagsusulit niya sa Diyos.—Luc 12:48.

Ang mga hayop ay nilalang na taglay ang takot at panghihilakbot sa tao bilang nakatataas sa kanila. (Gen 9:2, 3) Ayon sa mga naturalista, karaniwan nang lumalayo sa tao ang mababangis na hayop, gaya ng leopardo at *king cobra,* bagaman umaatake rin sila kapag ginalit, sinugatan, nasukol, o nagulat. Halimbawa, sinasabing ang mga tigre ay natutong kumain ng tao dahil lamang sa mga kalagayan, gaya ng katandaan o pinsala sa katawan na lubhang nagpapahina sa kakayahan ng tigre na makahuli ng mga hayop na dati nitong sinisila, o ng pagkaunti ng mga hayop na sinisila ng tigre dahil sa pangangasong ginagawa ng tao.

Bago pa man ang Baha, pinapatay na ang mga hayop upang maglaan ng pananamit para sa tao at ng hain para sa paghahandog. (Gen 3:21; 4:4) Gayunman, pagkatapos ng Delubyo, binigyan na ni Jehova si Noe at ang kaniyang pamilya ng pahintulot na kumain ng karne ng hayop, sa kundisyon na patutuluin nila ang dugo nito. (Gen 9:3, 4) Bagaman pinahintulutan ang tao na pumatay ng mga hayop para sa kinakailangang pagkain, hindi siya pinahintulutang pumatay ng mga hayop para lamang sa kasiyahan sa pangangaso o para lamang itanghal ang kaniyang kakayahang mangaso, gaya ng walang alinlangang ginawa ni Nimrod, na naging rebelde sa Diyos.—Gen 10:9.

Ikinakatuwiran ng ilan na ang pagkakaroon ng mga hayop sa nakabukod na mga pulo tulad ng Australia at New Zealand ay indikasyon na hindi lahat ng mga hayop sa katihan na nasa labas ng arka ay nalipol sa Delubyo. Gayunman, ipinakikita ng mga tuklas ng mga oseanograpo na noong sinaunang panahon ay magkakarugtong, sa pamamagitan ng mga tagaytay na lupa, ang mga kalupaang magkakabukod na ngayon. Halimbawa, ipinakikita ng mga pag-aaral sa oseanograpiya na maaaring ang Mid-Atlantic Ridge sa karagatang iyon ay hindi nakalubog noon sa tubig. Posibleng may iba pang mga tagaytay noon, at maaaring nandayuhan ang mga hayop sa pamamagitan ng pagtawid sa mga tagaytay na iyon bago pa lumubog ang mga iyon sa ilalim ng tubig ng karagatan. Ang iba pang mga pag-aaral sa oseanograpiya ay naghaharap ng katibayan na may isang pagkalaki-laking kontinente ng South Pacific noon na sumasaklaw sa Australia at sa maraming isla ng South Sea. Sa gayong kalagayan, tiyak na hindi naging mahirap sa mga hayop na mandayuhan sa mga lupaing ito.

**Malilinis at Maruruming Hayop.** Mapapansin na may ginawang pag-uuri-uri ng mga hayop nang tagubilinan ng Diyos si Noe na magpasok sa arka ng pito sa bawat malinis na hayop at dalawa sa bawat maruming hayop. (Gen 7:2, 3, 8, 9) Yamang hindi pa ipinahihintulot noon ang pagkain ng karne, malamang na ang pagkakaibang ito sa pagitan ng malinis at marumi ay batay sa kung ano ang kaayaaya kay Jehova bilang hain. Kaya naman, pagkalabas ni Noe sa arka, alam niya kung aling mga hayop ang malinis at angkop na ihandog sa ibabaw ng altar. (Gen 8:20) Noong panahong iyon ay walang anumang restriksiyon may kinalaman sa uri ng mga hayop na maaaring kainin ni Noe at ng kaniyang pamilya, gaya ng ipinahihiwatig ng mga salita ni Jehova: *"Bawat* gumagalang hayop na buháy ay magiging pagkain para sa inyo."—Gen 9:3.

Samakatuwid, isang bagong klasipikasyon ang sinimulan ng kautusan ng Diyos sa mga Israelita nang uri-uriin nito ang partikular na mga hayop bilang malinis at angkop kainin at ang iba naman bilang marumi at bawal kainin. Espesipikong sinasabi ng kasulatan: “Bawat nilalang na may hati ang kuko at may biyak ang mga kuko at ngumunguya ng dating kinain sa gitna ng mga hayop, iyon ang makakain ninyo.” (Lev 11:3) At muli: “Huwag kang kakain ng anumang uri ng karima-rimarim na bagay. Ito ang uri ng hayop na makakain ninyo: ang toro, ang tupa at ang kambing, ang lalaking usa at ang gasela at ang maliit na usa at ang mailap na kambing at ang antilope at ang mailap na tupa at ang gamusa; at bawat hayop na may hati ang kuko at biyak ang kuko sa dalawa, na ngumunguya ng dating kinain sa gitna ng mga hayop.”—Deu 14:3-6.

Ang mga hayop na hindi nagtataglay ng isa o ng dalawa sa nabanggit na mga katangian ay hindi dapat kainin niyaong mga nasa ilalim ng mga kundisyon ng tipang Kautusan. Kabilang sa mga hayop na ipinagbawal ang kuneho sa batuhan, ang kuneho, ang baboy, at ang kamelyo. Ipinagbawal din ang mga nilalang na ‘inilalakad ang kanilang mga pangalmot,’ walang alinlangang kasama rito ang mga hayop na gaya ng leon, oso, at lobo.—Lev 11:4-8, 26, 27; Deu 14:7, 8.

Ang mga limitasyong ito sa pagkain ay para lamang sa mga nasa ilalim ng Kautusang Mosaiko, sapagkat sinasabi sa Levitico 11:8: “Ang mga iyon ay marumi para sa inyo,” samakatuwid nga, para sa mga Israelita. Nang pawalang-bisa ang Kautusan salig sa sakripisyong kamatayan ni Kristo Jesus, kinansela ang mga pagbabawal, at muling maituturing ng lahat ng mga tao na sila ay nasa ilalim ng malawak na probisyon na ipinahayag kay Noe pagkatapos ng Delubyo.—Col 2:13-17; Gen 9:3, 4.

Yamang inalis na ang restriksiyon may kinalaman sa maruruming pagkain kasama ng iba pang bahagi ng Kautusan, maaaring bumangon ang tanong kung bakit si Pedro, pagkaraan ng mga tatlo at kalahating taon, ay hindi pa rin kumakain ng anumang hayop na “marumi.” (Gaw 10:10-15) Dapat tandaan na nang kanselahin ang Kautusan, nagdulot ito ng malalaking pagbabago sa buhay ng mga tagasunod ni Kristo, at samakatuwid ay mahabahabang panahon din ang kinailangang lumipas bago nila naunawaan ang lahat ng nasasangkot dito.

**Ginamit Bilang mga Sagisag.** Ang namumukod-tanging mga ugali ng mga hayop ay tinutukoy at ginagamit ng mga manunulat ng Bibliya upang sumagisag sa iba’t ibang katangian at kakayahan. Kung minsan, ang kaanyuan ng mga hayop ay maaaring lumarawan sa mahuhusay na katangian, kapuwa ng Diyos at ng tao. (Eze 1:10, 11; Apo 4:6, 7) Sa ibang mga pagkakataon naman, maaaring gamitin ang mga hayop upang kumatawan sa mabangis at tulad-hayop na mga namamahalang kapangyarihan na sumisiil at nagpapahirap sa mga tao.—Dan 7:2-7; 8:5-8, 20, 21; Apo 13:1-17; tingnan ang HAYOP, MAKASAGISAG NA MGA.

**Wastong Paggamit at Pangmalas sa mga Hayop.** May kaugnayan sa pagsamba sa ilalim ng Kautusang Mosaiko, ang baka, tupa, at kambing ay kabilang sa mga hayop na tinatanggap bilang hain. Ang gayong mga hayop ay dapat na malulusog, at hindi dapat ihain ang hayop na kinapon. (Lev 22:23-25) Ipinagbawal ang paggamit ng dugo ng hayop bilang pagkain o ukol sa anumang layunin maliban sa paghahain. (Lev 17:13, 14) Mahigpit na ipinagbawal ang pagsamba sa anumang wangis ng hayop o ng iba pang bagay na nilalang.—Exo 20:4, 5.

Idiniriin ng Bibliya ang matuwid at maawaing pagtrato sa nakabababang mga nilalang. Inilalarawan pa nga ni Jehova ang kaniyang sarili bilang ang Maibiging Tagapaglaan para sa kanilang buhay at kapakanan. (Kaw 12:10; Aw 145:15, 16) Iniutos ng Kautusang Mosaiko na dapat pangalagaan nang wasto ang mga alagang hayop. Kapag nakawala at natagpuan, ang mga ito ay dapat ibalik nang ligtas sa may-ari, at kapag hirap na hirap ang mga ito dahil sa kanilang pasan, dapat silang kalagan. (Exo 23:4, 5) Dapat silang gamitin sa pagtatrabaho nang may kabaitan. (Deu 22:10; 25:4) Gaya ng tao, dapat silang makinabang sa pagpapahinga tuwing Sabbath. (Exo 20:10; 23:12; Deu 5:14) Ang mapanganib na mga hayop ay dapat kontrolin o patayin. (Gen 9:5; Exo 21:28, 29) Hindi dapat palahian sa isa’t isa ang mga hayop na magkakaibang uri.—Lev 19:19.

Nababatid ng mga taong may takot sa Diyos na ang mga hayop ay bahagi ng saganang paglalaan ng Diyos para sa kapakanan ng tao. Ang mga hayop ay nagsisilbi sa tao bilang mga tagapagdala ng pasan, bilang mga mapagkukunan ng pagkain at pananamit, bilang mga kasangkapan ukol sa kalinisan, at bilang mga katulong sa mahahalagang gawain ng pag-aararo at pag-aani. Ang kanilang iba’t ibang anyo at kulay ay kalugud-lugod sa kaniyang paningin; ang kanilang mga kinagawian at mga likas na ugali, kapuwa noon at ngayon, ay isang malawak na larangan para sa pagsasaliksik sa mga kamanghamanghang bagay sa gawang paglalang ng Diyos. Namamatay ang mga hayop sa paraang katulad ng pagkamatay ng tao, ngunit di-gaya ng tao, wala silang pag-asa ng pagkabuhay-muli.—2Pe 2:12; bilang karagdagan, tingnan ang mga hayop, mga ibon, mga insekto, at mga reptilya sa ilalim ng kani-kanilang pangalan; gayundin ang IBON; INSEKTO, MGA; ISDA.

**HAYOP, MAKASAGISAG NA MGA.** Mula pa noong unang panahon, inoobserbahan na ng mga tao ang mga katangian at ugali ng mga hayop at sa makasagisag na paraan ay ikinakapit nila ang mga ito sa mga indibiduwal, mga grupo ng mga tao, mga pamahalaan, at mga organisasyon. Madalas gamitin sa Bibliya ang epektibong paraang ito ng pagsasalarawan. Nakatala sa kalakip na mga tsart ang mga halimbawa ng makasagisag na paggamit ng mga katangian na likas, o kaya'y mababanaag, sa isang hayop.

**Mga Hayop Bilang Sagisag ng mga Pamahalaan.** Tuwirang binabanggit sa rekord ng Bibliya ang ilang malalaking kapangyarihang pandaigdig sa kasaysayan, at ang lahat ng ito, gayundin ang iba pang mga bansa, ay gumamit ng mga hayop bilang sagisag ng kanilang pamahalaan. Naging prominenteng simbolo sa Ehipto ang serpiyente, anupat makikita sa putong ng mga Paraon ang *uraeus,* o ang sagradong aspid. Gayunman, gaya ng Asirya, naging sagisag din ng Ehipto ang toro. Ginamit naman ng Medo-Persia ang agila (makikita sa mga kalasag ng mga Medo ang wangis ng *golden eagle;* nakakabit sa dulo ng sibat ng mga Persiano ang isang sagisag ng agila). Ang Atenas ay inilarawan ng kuwago; ang Roma, ng agila; ang Gran Britanya ay inilalarawan naman ng leon; ang Estados Unidos, ng agila. Ang naging simbolo naman ng Tsina mula pa noong sinaunang panahon ay ang dragon.

**Ang Mababangis na Hayop ng Daniel at ng Apocalipsis.** Maliwanag na ang mga hayop na inilarawan sa mga aklat na ito ay kumakatawan sa pulitikal na mga kaharian o mga pamahalaan, na humahawak ng pamamahala at awtoridad. (Dan 7:6, 12, 23; 8:20-22; Apo 16:10; 17:3, 9-12) Isinisiwalat ng pagsusuri sa mga talata ng Bibliya na, bagaman ang pulitikal na 'mababangis na hayop' ay may iba't ibang makasagisag na anyo, ang lahat ng ito ay magkakatulad sa ilang katangian. Ang lahat ay ipinakikitang sumasalansang sa pamamahala ng Diyos sa sangkatauhan sa pamamagitan ng Mesiyanikong Kaharian. Inilalarawan din ang mga ito bilang sumasalansang sa "mga banal" ng Diyos, ang kaniyang katipang bayan, una'y ang bansang Judio, nang maglaon ay ang kongregasyong Kristiyano. Ang 'mababangis na hayop' na espesipikong tinukoy (Medo-Persia at Gresya) ay malalaking kapangyarihang pandaigdig, at ipinakikita ng paglalarawan sa laki ng iba pang mga hayop o sa mga pagkilos ng mga iyon na hindi rin maliliit na kaharian ang mga iyon. (Mapapansin na sa ilang kaso, ang nakabababang mga kaharian ay isinasagisag ng mga sungay.) Ang lahat ng mga hayop ay inilalarawan bilang napakaagresibo, anupat nagsisikap na pangibabawan ang mga bansa o mga bayan na masasaklaw ng kanilang kapangyarihan.—Ihambing ang Dan 7:17, 18, 21; 8:9-11, 23, 24; Apo 13:4-7, 15; 17:12-14.

Nais palitawin ng maraming komentarista na ang katuparan ng mga pangitain sa aklat ng Daniel tungkol sa mga hayop ay hindi lalampas sa panahong naririto pa si Jesu-Kristo sa lupa, noong ang Imperyo ng Roma ang nangingibabaw na kapangyarihan. Gayunman, nililinaw ng mismong mga hula na ang katuparan ng mga ito ay lampas pa sa panahong iyon. Ang panghuling mga anyo ng mga hayop ay ipinakikitang magpapatuloy hanggang sa 'pagsapit ng tiyak na panahon upang ariin ng mga banal ng Diyos ang kaharian' sa "takdang panahon ng kawakasan." Pagkatapos nito ay permanenteng susugpuin ng Mesiyas ang gayong makahayop na pagsalansang. (Dan 7:21-27; 8:19-25; ihambing din ang Apo 17:13, 14; 19:19, 20.) Mapapansin na tuwirang inihula ni Kristo Jesus na ang pagsalansang sa Mesiyanikong Kaharian ay magpapatuloy hanggang sa panahon ng kawakasan, anupat ang kaniyang mga alagad na nangangaral sa panahong iyon tungkol sa Kaharian ay magiging "mga tudlaan ng pagkapoot ng lahat ng mga bansa." (Mat 24:3, 9-14) Kung gayon, maliwanag na ang alinmang bansa, partikular na ang mga kapangyarihang pandaigdig, ay posibleng katawanin ng panghuling mga anyo ng makasagisag na mababangis na hayop.

***Ang pangitain ni Daniel tungkol sa mga hayop na mula sa dagat.*** Nang matapos na ng Ehipto at Asirya ang kani-kanilang yugto ng pangingibabaw, at noong malapit nang magwakas ang Imperyo ng Babilonya, binigyan ng Diyos na Jehova si Daniel ng isang pangitain tungkol sa "apat na ubod-laking hayop" na umaahon mula sa malawak na dagat. (Dan 7:1-3) Sa Isaias 57:20, inihalintulad sa dagat ang mga taong hiwalay sa Diyos, anupat sinabi: "Ngunit ang mga balakyot ay gaya ng dagat na umaalimbukay, kapag hindi ito humuhupa, na ang tubig nito ay patuloy na nag-aalimbukay ng damong-dagat at lusak."—Tingnan din ang Apo 17:15.

Ang pangitaing ito ay karaniwang iniuugnay ng mga komentarista sa Bibliya sa pagkalaki-laking imahen na nasa ikalawang kabanata ng Daniel. Makakakita tayo ng malinaw na mga pagkakatulad kung paghahambingin natin ang mga kabanata 2 at 7. Ang pagkalaki-laking imahen ay may apat na pangunahing bahagi o seksiyon, na katugma naman ng apat na hayop. Ang una sa mga metal na bumubuo sa imahen ay ang pinakamahalaga, ang ginto, na sinundan ng mas mabababang uri ng metal, samantalang ang mga hayop ay nagsimula sa maringal na leon. Sa dalawang pangitain, ang ikaapat na bahagi, o "kaharian," ay pinagtuunan ng pantanging pansin, kinakitaan ng pinakamasalimuot na anyo at bagong mga sangkap o bahagi, at patuloy

sa indibiduwal na mga aklat, kung kailan at kung sino ang sumulat ng bawat isa, ay makikita sa "Talaan ng mga Aklat ng Bibliya Ayon sa Pagkakasunud-sunod ng Pagkakasulat" sa artikulong BIBLIYA. Tingnan ang mga artikulo tungkol sa indibiduwal na mga aklat para sa nilalaman, kahalagahan, patotoo ng autentisidad, at iba pang impormasyon.

Kumpleto na ang kanon ng Hebreong Kasulatan noong narito si Jesu-Kristo sa lupa, gaya ng ipinakikita ng kaniyang mga pananalita na nakaulat sa Kristiyanong Griegong Kasulatan. Halimbawa, tinukoy niya ang pagkakahati-hati nito sa tatlong seksiyon nang magsalita siya tungkol sa "lahat ng mga bagay na nakasulat sa *kautusan* ni Moises at sa *mga Propeta* at *Mga Awit."* (Luc 24:44) Ang kaniyang mga tagasunod ay sumulat o nagsalita tungkol sa "pangmadlang pagbabasa ng Kautusan at ng mga Propeta," "Kasulatan," 'kautusan ni Moises at mga Propeta,' "banal na Kasulatan," at "banal na mga kasulatan."—Gaw 13:15; 18:24; 28:23; Ro 1:2; 2Ti 3:15; tingnan ang KANON.

Kapansin-pansin din na walang mga akdang Apokripal ang isinama sa Hebreong kanon. Mula nang mga araw nina Ezra at Malakias, noong ikalimang siglo B.C.E., ang nakumpletong kanon ng Hebreong Kasulatan ay binantayan at ipinagsanggalang upang hindi ito mapasukan ng anumang kuwestiyunableng akda. (Tingnan ang APOKRIPA.) Naging napakaingat ng mga tagakopya ng manuskrito na tinatawag na mga Soperim, na nang bandang huli ay hinalinhan ng mga Masorete.

Noong una, ang Hebreong Kasulatan ay isinulat nang walang mga patinig o bantas, at hindi ito hati-hati sa mga kabanata at mga talata gaya sa ngayon. Noong ikalawang kalahatian ng unang milenyo C.E. ang mga Masorete, na napakaingat din na mga tagakopya ng Bibliya, ay nagtatag ng isang sistema ng mga tuldok-patinig at mga tuldik bilang pantulong sa pagbasa at pagbigkas.

**Preserbasyon at Pagtatawid ng Nilalaman.** Ang mga Judiong Soperim (mga eskriba), bagaman metikuloso upang maiwasan ang mga pagkakamali sa pagkopya, ay gumawa ng mga pagwawasto sa teksto kapag, sa opinyon nila, ang orihinal na teksto ay waring lumalapastangan sa Diyos o walang paggalang sa kaniyang mga kinatawan. Sa mahigit na 140 kaso, pinalitan ng mga eskribang Judio ang Tetragrammaton (ang puro-katinig na katumbas ng pangalang Jehova) upang kabasahan ito ng alinman sa "Soberanong Panginoon" o "Diyos."—Tingnan ang apendise ng *Rbi8,* p. 1562, 1569.

Wala nang orihinal na mga sulat ng Hebreong Kasulatan ang umiiral sa ngayon, ngunit posibleng may 6,000 sulat-kamay na kopya ng buo o ilang bahagi ng Hebreong Kasulatan. Ang Nash Papyrus, na naglalaman ng maliliit na bahagi ng Deuteronomio, at ang marami sa Dead Sea Scrolls ay kinopya bago ang ating Karaniwang Panahon. Bukod sa mga kopya ng Kasulatan sa Hebreo, maraming bersiyon ng Kasulatan bago ang panahong Kristiyano ang ginawa sa maraming wika, buo man o ilang bahagi lamang. Ang unang aktuwal na salin ay ang Griegong *Septuagint,* na sinimulan noong mga 280 B.C.E. Ang Latin na *Vulgate* ni Jerome ay naglalaman din ng isang maagang salin ng Hebreong Kasulatan. Ang *New World Translation* ng Hebreong Kasulatan ay ibinatay sa ikapito, ikawalo, at ikasiyam na mga edisyon ng *Biblia Hebraica* ni Rudolf Kittel, na unang inimprentang edisyon ng Codex Leningrad B 19A, ang pinakamaagang kumpletong manuskrito ng Hebreong Kasulatan.

Maraming pagsisikap na ginawa ang mga kritiko ng Bibliya upang siraan ang Hebreong Kasulatan, anupat itinuturing nila ito na mga panghuhuwad o mga kuwentu-kuwento lamang na hindi nakasalig sa kasaysayan. Ang isang paraan ng pag-atake ay ang himay-himayin ang iba't ibang aklat ng Bibliya sa layuning patunayan na iba't ibang tao ang sumulat ng mga ito, na para bang hindi kaya ng isang tao na sumulat gamit ang maraming istilo. Lubusang hindi makatuwiran ang gayong argumento, sapagkat ang mga taong sumusulat ng mga tula ay nakasusulat din ng mga salaysay, at totoo rin ang kabaligtaran nito. Ang isang abogado na gumagawa ng legal na dokumento ay madali at mabilis na nagbabago ng kaniyang istilo kapag naglalahad ng personal na karanasan. Kapag inaangkin ng mga kritiko na ang partikular na mga talata, na tinatawag nilang "J" at kababasahan ng pangalang Jehova, ay isinulat ng mga tao na iba pa sa mga sumulat ng mga talatang kababasahan ng titulong "Diyos" (sa Heb., *'Elohim'*), na tinutukoy naman nila bilang "E," ipinakikita nila ang kanilang mababaw na pangangatuwiran.

Upang itawag-pansin ang kamalian ng pag-aangkin ng mga kritiko, si K. A. Kitchen, ng University of Liverpool, ay nagsabi: "Sa Sinaunang Silangan ay walang anumang tiyakang nalalaman na kahalintulad ng masalimuot na kasaysayang binubuo ng pira-pirasong impormasyon at pinaghalu-halong ulat ng panitikang Hebreo (o nagpapabanaag man lamang ng gayong mga pamantayan) gaya ng ipinapalagay ng dokumentaryong mga panghihinuha. At sa kabaligtaran, ang anumang pagsisikap na ikapit ang mga pamantayan ng dokumentaryong mga teorista sa mga akda ng Sinaunang Silangan na may kilalang mga kasaysayan ngunit kakikitaan ng gayunding pampanitikang mga katangian ay maliwanag na magiging kakatwa."—*Ancient Orient and Old Testament,* 1968, p. 115.

**Kahalagahan.** Napakahalaga ng Hebreong Kasulatan, sapagkat kung wala ang kodigo ng kautu-

san, kasaysayan, at mga hula na masusumpungan dito, magiging malabo ang kahulugan ng maraming bagay sa Kristiyanong Griegong Kasulatan. (Luc 24: 27, 44) "Sapagkat ang lahat ng bagay na isinulat noong una ay isinulat sa ating ikatututo." "Ngayon ang mga bagay na ito ay nangyari sa kanila bilang mga halimbawa, at isinulat ang mga ito bilang babala sa atin na dinatnan ng mga wakas ng mga sistema ng mga bagay." (Ro 15:4; 1Co 10:11) Kaya naman paulit-ulit na sinipi at tinukoy ng mga Kristiyanong manunulat ng Bibliya ang mas naunang mga sulat ng Bibliya, sa gayo'y ipinagpatuloy at pinalawak nila ang marami sa mga tema at mga pangako na inilahad sa Hebreong Kasulatan. Sa Kristiyanong Griegong Kasulatan, ang *Bagong Sanlibutang Salin* ay nagpapakita ng 320 talata bilang tuwirang mga pagsipi mula sa Hebreong Kasulatan. Ayon sa isang talaan na inilathala nina Westcott at Hort, ang kabuuang bilang ng mga pagsipi at mga pagtukoy ay mga 890.

Kung wala ang Hebreong Kasulatan, hindi natin mababatid ang maraming detalye tungkol sa pinagmulan ng tao, sanhi ng kamatayan, at pangako sa Eden hinggil sa pagdurog ng binhi ng babae sa ulo ng Serpiyente. Kung wala ang Hebreong Kasulatan, hindi natin malalaman ang maraming detalye tungkol sa mga bagay na gaya ng Baha noong panahon ni Noe, ng dahilan kung bakit sagrado ang dugo, ng pakikipagtipan ng Diyos kay Abraham, ng pakikipaglaban ni Jehova para sa kaniyang katipang bayan, at ng kasaysayan ng makalarawang teokratikong kaharian.

## HEBRON.

1. Apo ni Levi at anak ni Kohat. Siya ang ninuno ng "mga anak ni Hebron" o mga Hebronita.—Exo 6: 16, 18; Bil 3:19, 27; 26:58; 1Cr 6:2, 18; 15:4, 9; 23:12, 19; 26:30-32.

2. Anak ni Maresa at ama nina Kora, Tapua, Rekem, at Sema. Siya'y isang inapo ni Caleb na mula sa tribo ni Juda.—1Cr 2:42, 43.

3. [Dako ng Pagsososyo]. Isang sinaunang lunsod sa bulubunduking pook ng Juda. Itinayo ito pitong taon bago ang Zoan sa Ehipto. (Bil 13:22) Ang Hebron ay mga 30 km (19 na mi) sa TTK ng Jerusalem at mahigit na 900 m (3,000 piye) ang taas nito mula sa kapantayan ng dagat. Isa ito sa pinakamatatandang lugar na tinitirahan pa rin hanggang sa ngayon sa Gitnang Silangan. Waring ang sinaunang pangalan ng Hebron na "Kiriat-arba" (Bayan ni Arba) ay hinalaw sa tagapagtatag nito na isang Anakim, si Arba. (Gen 23:2; Jos 14:15) Ang lunsod at mga karatig na burol nito ay matagal nang kilalá sa mga ubasan, granada, igos, olibo, *apricot,* mansanas, at mga nuwes. Palibhasa'y pinagpala ng maraming bukal at balon, ang Hebron ay napalilibutan ng milya-milyang luntiang pananim.

Ang mga patriyarkang sina Abraham, Isaac, at Jacob ay nanirahan nang ilang panahon sa Hebron bilang dayuhan. (Gen 13:18; 35:27; 37:13, 14) Dito namatay si Sara at inilibing siya sa isang yungib sa kalapit na Macpela. Ang yungib na ito, pati na ang nakapalibot na lupain, na binili ni Abraham mula sa Hiteong si Epron, ay naging dakong libingan ng pamilya. Dito rin inilibing sina Abraham, Isaac, Rebeka, Lea, at Jacob.—Gen 23:2-20; 49:29-33; 50:13.

Noong isugo ni Moises ang 12 tiktik sa Lupang Pangako, ang malahiganteng mga inapo ni Anak ang naninirahan sa Hebron. (Bil 13:22, 28, 33) Pagkaraan ng mga 40 taon, si Hoham na hari ng Hebron ay sumama sa apat na iba pang hari sa pagsalakay sa Gibeon, isang lunsod na nakipagpayapaan kay Josue. Tumugon ang mga Israelita nang humingi ng saklolo ang Gibeon at, sa tulong ni Jehova, tinalo nila



***Tanawin sa lansangan sa Hebron, isa sa sinaunang mga kanlungang lunsod ng Israel***

ang mga hukbo ng limang hari na dumating laban sa Gibeon. Pagkatapos nito, ang limang haring ito, na nagtago sa isang yungib, ay pinatay at ang kanilang mga bangkay ay ibinitin sa mga tulos hanggang sa kinagabihan.—Jos 10:1-27.

Habang nagpapatuloy ang kampanya ng Israel sa timugang Canaan, ang mga naninirahan sa Hebron, pati na ang kanilang hari (maliwanag na ang kahalili ni Hoham), ay itinalaga sa pagkapuksa. (Jos 10:36, 37) Gayunman, bagaman sa ilalim ng pangunguna ni Josue ay naigupo ng mga Israelita ang kapangyarihan ng mga Canaanita, waring hindi sila agad nagtatag ng mga garison upang mapanatili nila ang kanilang kontrol sa mga lupaing nalupig nila. Maliwanag na habang nakikipagdigma ang Israel sa ibang lugar, muling nanirahan ang mga Anakim sa Hebron, anupat kinailangan ni Caleb (o ng mga anak ni Juda sa ilalim ng pangunguna ni Caleb) na agawin ang lunsod sa kanila ilang panahon pagkaraan nito. (Jos 11:21-23; 14:12-15; 15:13, 14; Huk 1:10) Bagaman ang Hebron ay orihinal na nakaatas kay Caleb na mula sa tribo ni Juda, nang maglaon ay binigyan ito ng sagradong katayuan bilang isang kanlungang lunsod. Nagsilbi rin itong isang lunsod ng mga saserdote. Gayunman, "ang parang ng lunsod [Hebron]" at ang mga pamayanan nito ay naging minanang pag-aari ni Caleb.—Jos 14:13, 14; 20:7; 21:9-13.

Pagkaraan ng mga apat na siglo, sa Hebron pinahiran ng mga lalaki ng Juda si David bilang hari. Mula sa Hebron ay namahala si David nang pito at kalahating taon. Nang mga panahong iyon, siya'y nagkaanak ng anim, sina Amnon, Kileab (Daniel), Absalom, Adonias, Sepatias, at Itream. (2Sa 2:1-4, 11; 3:2-5; 1Cr 3:1-4) Bago nito, maliwanag na tinulungan si David ng mga naninirahan sa Hebron noong tinutugis siya ni Haring Saul. (1Sa 30:26, 31) Sa pagtatapos ng paghahari ni David sa Hebron, si Abner, na pangunahing tagasuporta ng pagkahari ng anak ni Saul na si Is-boset (2Sa 2:8, 9), ay lumipat sa panig ni David. Pagkabalik ni Joab mula sa isang paglusob at nang malaman niyang pinayaon ni David si Abner nang payapa, inutusan niya ang mga mensahero na pabalikin si Abner. Pagkatapos ay pinatay niya ito mismo sa Hebron, kung saan inilibing si Abner pagkaraan nito. (2Sa 3:12-27, 32) Nang maglaon, pinaslang nina Recab at Baanah si Is-boset at, palibhasa'y umaasang gagantimpalaan sila, dinala nila ang ulo nito kay David sa Hebron, ngunit ipinapatay sila ni David dahil sa kanilang kabuktutan. (2Sa 4:5-12) Pagkatapos, pinahiran si David bilang hari sa buong Israel, at mula sa Hebron ay inilipat niya sa Jerusalem ang kaniyang kabisera.—2Sa 5:1-9.

Pagkaraan ng ilang taon, ang anak ni David na si Absalom ay bumalik sa Hebron. Dito niya sinimulan ang nabigo niyang pag-agaw sa pagkahari ng kaniyang ama. (2Sa 15:7-10) Malamang na dahil sa pagiging makasaysayan ng Hebron, palibhasa'y naging kabisera ito ng Juda, at dahil ito ang kaniyang tinubuang lunsod, kung kaya pinili ni Absalom na sa lunsod na ito pasimulan ang kaniyang kampanya para makuha ang trono. Nang maglaon, ang Hebron ay muling itinayo ng apo ni David na si Haring Rehoboam. (2Cr 11:5-10) Pagkatapos itiwangwang ng mga Babilonyo ang Juda at pagkabalik ng mga Judiong tapon, ang ibang nakabalik na mga Judio ay nanirahan sa Hebron (Kiriat-arba).—Ne 11:25.

**HEBRONITA, MGA** [Ni (Kay) Hebron]. Isang Levitang pamilya na nagmula sa anak ni Kohat na si Hebron. (Exo 6:16, 18; Bil 3:27; 26:58; 1Cr 26:23, 24) Inatasan ni Haring David ang 1,700 may kakayahang mga Hebronita upang maglingkod sa mga katungkulan ng pangangasiwa sa pook sa gawing K ng Jordan at ang 2,700 sa teritoryo sa gawing S ng Jordan.—1Cr 26:30-32.

**HEGAI.** Isang bating ng korte ni Haring Ahasuero; ang tagapag-alaga sa mga babae na naghanda kay Esther sa pamamagitan ng pantanging pangangalaga para sa pagpapaganda bago ito dinala sa hari.—Es 2:3, 8, 9, 15.

**HELA.** Isa sa dalawang asawa ni Ashur. Tatlo sa mga anak ni Hela ang nakatala sa mga talaangkanan ni Juda.—1Cr 4:1, 5, 7.

**HELAM.** Dito tinalo ng hukbo ni David ang mga hukbong militar ng Siryanong si Haring Hadadezer na pinangungunahan ng pinuno ng hukbo nito na si Sobac. (2Sa 10:15-19) Iniuugnay ito ng ilang iskolar sa "Alema" na binanggit sa Apokripal na aklat ng Unang Macabeo (5:26, *JB*). Kaya, maaaring ito ang makabagong ʽAlma, na mga 55 km (34 na mi) sa S ng Dagat ng Galilea.

**HELBA.** Isang lunsod sa teritoryo ng tribo ni Aser. Binanggit ito bilang isa sa mga bayan kung saan hindi pinalayas ng tribo ni Aser ang mga naninirahang Canaanita. (Huk 1:31, 32) Itinuturing ng ilang iskolar na ito rin ang Alab. Ipinapalagay nila na ito ay ang Khirbet el-Mahalib, na mga 6 na km (3.5 mi) sa HS ng Tiro. Gayunman, hindi tiyak kung saan ang eksaktong lokasyon nito.

**HELBON.** Isang lugar na kilalá sa mainam na alak nito na labis na pinahahalagahan ng lunsod ng Tiro. (Eze 27:18) Karaniwang ipinapalagay na ang Helbon ay ang makabagong nayon ng Halbun, na mga 20 km (12 mi) sa HHK ng Damasco. Ang nayon na ito ay nasa isang makitid na libis na may hagdan-hagdang mga ubasan sa matataas na dalisdis ng bundok. Noong sinaunang mga panahon,

hindi lamang Tiro ang kumukuha ng alak ng Helbon kundi pati ang Asirya, Babilonia, at Persia.

**HELDAI** [posible, Dagang Lupa].

1. Ang ulo ng ika-12 pangkat na naglilingkod nang buwanan na inorganisa ni David; isang inapo ni Otniel. (1Cr 27:1, 15) Bilang isang Netopatita, malamang na siya ang makapangyarihang lalaki na tinatawag na Heleb at Heled na anak ni Baanah na Netopatita.—2Sa 23:8, 29; 1Cr 11:26, 30.

2. Isang lalaki na bumalik mula sa Babilonya na ang pilak at ginto ay ginamit sa paggawa ng korona para sa mataas na saserdoteng si Josue. (Zac 6:10, 11) Ang Heldai na ito ay tinatawag na Helem sa talata 14.

**HELEB.** Isa sa makapangyarihang mga lalaki ni David. (2Sa 23:8, 29) Isang anak ni Baanah na Netopatita, tinatawag din siyang Heled sa talaan ng Mga Cronica, at malamang na siya rin si Heldai. —1Cr 11:30; 27:15.

**HELED** [Lawig ng Buhay; Sistema ng mga Bagay; o, posible, Dagang Lupa]. Isang makapangyarihang lalaki sa hukbo ni David. Siya ay anak ni Baanah na Netopatita. (1Cr 11:26, 30) Tinatawag din siyang Heleb sa katulad na talaan at malamang na siya rin si Heldai.—2Sa 23:29; 1Cr 27:15.

**HELEK** [pinaikling anyo ng Hilkias, nangangahulugang "Ang Aking Takdang Bahagi ay si Jehova"], **MGA HELEKITA.** Ang ikalawang nakatalang anak ni Gilead, at apo sa tuhod ni Manases. Siya ang pinagmulan ng pamilya ng mga Helekita na binilang sa sensus noong pagtatapos ng paglalakbay ng mga Israelita sa ilang at tumanggap ng mana sa teritoryo ng Manases.—Bil 26:3, 4, 29, 30; Jos 17:2.

**HELEM.**

1. [sa Heb., *He'lem*]. Isang inapo ni Aser na ang pamilya ay nakatala sa talaangkanan ng tribong iyon. (1Cr 7:35, 40) Malamang na siya rin ang Hotam ng talata 32.

2. [sa Heb., *Che'lem*]. Tinawag ding Heldai, isa siya sa mga nag-abuloy ng ginto at pilak para sa korona ng mataas na saserdoteng si Josue pagkabalik ng mga nalabi mula sa Babilonya.—Zac 6:10, 11, 14.

**HELEP.** Isang lugar sa mana ng Neptali. (Jos 19:32, 33) Hindi tiyak kung saan ang eksaktong lokasyon nito. Gayunman, ipinapalagay ng ilang heograpo na ito'y nasa Khirbet 'Irbadeh (Horvat 'Arpad) na mga 5 km (3 mi) sa K ng HHS taluktok ng Bundok Tabor.

**HELEZ** [Siya ay Sumagip].

1. Isa sa makapangyarihang mga lalaki ni David, isang Paltita o Pelonita. (2Sa 23:8, 26; 1Cr 11:26, 27) Nang organisahin ni David ang mga pangkat na naglilingkod nang buwanan, si Helez ang pinangasiwa sa ikapitong pangkat.—1Cr 27:1, 10.

2. Isang inapo ni Juda; anak ng isang Azarias at ama ni Eleasa.—1Cr 2:3, 39.

**HELI** [mula sa Heb., nangangahulugang "Mataas (Dinakila)"]. Maliwanag na ama ni Maria at lolo ni Jesu-Kristo sa panig ng ina. (Luc 3:23) Ang pagtawag kay Jose bilang "anak ni Heli" ay ipinapalagay na nangangahulugang siya ay manugang ni Heli. Bagaman hindi itinala si Maria, maliwanag na tinatalunton ni Lucas ang likas na pinagmulang angkan ng ina ni Jesus na si Maria mula kay David.—Luc 3:31; tingnan ang TALAANGKANAN NI JESU-KRISTO.

**HELKAI** [pinaikling anyo ng Hilkias, nangangahulugang "Ang Aking Takdang Bahagi ay si Jehova"]. Isang ulo ng makasaserdoteng sambahayan ni Meraiot sa panig ng ama noong mga araw ni Joiakim na mataas na saserdote.—Ne 12:12, 15.

**HELKAT** [Patag na Dako]. Isang lunsod na nakatalang kabilang sa mga hangganang dako ng tribo ni Aser. (Jos 19:24, 25, 31) Nang maglaon ay iniatas ito sa mga Gersonita bilang isang lunsod ng mga Levita. (Jos 21:27, 30, 31) Sa 1 Cronica 6:75, lumilitaw ito sa ibang baybay na Hukok. Di-tiyak kung saan ang lokasyon nito. Ipinapalagay ng ilan na ito ang Khirbet el-Harbaj (Tel Regev), na 18 km (11 mi) sa T ng Aco at malapit sa paanan ng kabundukan ng Carmel. Ipinapalagay naman ng *The Illustrated Bible Dictionary* na inedit ni J. D. Douglas (1980, Tomo 2, p. 634) na "marahil ay mas tama ang Tell el-Qasis," na mga 9 na km (5.5 mi) sa T ng Khirbet el-Harbaj, at nasa bukana ng Libis ng Jezreel. Yamang ang mga bayan ng Hali at Beten, na binanggit kasunod ng Helkat sa talaang nasa Josue 19:24-26, ay karaniwang itinuturing na nasa timugang bahagi ng Kapatagan ng Aco, ipahihiwatig ng paguugnay ng Helkat sa Tell el-Qasis (Tel Qashish) na ang hangganan ng Aser ay nagsisimula sa pinakatimog-silangang bahagi ng Kapatagan ng Aco, at hindi sa hilaga patungong timog. Gayunman, upang matiyak ito, kailangan pang matukoy ang ibang mga bayan.

**HELKAT-HAZURIM** [Parang ng mga Kutsilyong Batong Pingkian; o, sa pamamagitan ng pagwawasto, Parang ng mga Tagiliran]. Isang parang na malapit sa "tipunang-tubig ng Gibeon." Dalawampu't apat na kabataang lalaki, na ang 12 ay kinatawan ng mga hukbo ni Is-boset at ang 12 ay mula sa mga lingkod ni David, ang namatay roon samantalang sila'y 'naghahamok.' Pagkatapos nito, pinanganlan ang lugar na iyon ayon sa insidenteng ito.—2Sa 2:12-16.

**HELMET.** Tingnan ang ARMAS, BALUTI.

**HELON** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "kalakasan"]. Isang lalaki mula sa tribo ni Zebulon na ang anak na si Eliab ang pinuno ng kaniyang tribo noong panahon ng paglalakbay ng Israel sa ilang.—Bil 1:4, 9, 16; 2:7; 7:24; 10:16.

**HEMAM.** Anak ni Lotan at inapo ni Seir na Horita. (Gen 36:20, 22) Ang pangalang ito ay isinaling Homam sa 1 Cronica 1:39 ayon sa mababasa sa tekstong Masoretiko, ngunit itinala ng Griegong *Septuagint* ang pangalan bilang Heman.

**HEMAN.**

1. Isa sa apat na lalaking marurunong na ang karunungan, bagaman malaki, ay nahigitan pa niyaong kay Haring Solomon. Sina Heman, Calcol, at Darda ay may katawagang "mga anak ni Mahol," isang pananalitang ipinapalagay ng ilan na tumutukoy sa isang samahan ng mga mananayaw o manunugtog. (1Ha 4:31) Sa 1 Cronica 2:3-6 ay ipinakilala si Heman bilang isang inapo ni Juda sa pamamagitan ni Zera. Sa superskripsiyon ng Awit 88 ay tinatawag siyang isang "Ezrahita," na lumilitaw na isa pang salita para sa "Zerahita."—Tingnan ang EZRAHITA.

2. Anak ni Joel at apo ng propetang si Samuel na mula sa pamilya ng mga Kohatita; isang Levitang mang-aawit at manunugtog ng simbalo noong panahon ng mga paghahari nina David at Solomon. (1Cr 6:33; 15:17-19; 2Cr 5:11, 12) Bilang ama ng 14 na anak na lalaki at 3 anak na babae, pinangunahan niya ang kaniyang pamilya sa pag-awit sa bahay ni Jehova. Gayunman, siya mismo, kasama nina Asap at Jedutun, ay nasa ilalim ng tuwirang pangangasiwa ng hari.—1Cr 25:1, 4-6.

**HEMDAN** [Kanais-nais]. Isa sa mga anak ni Dison na isang anak ni Seir na Horita. (Gen 36:20, 21, 26) Ang mga Horita ang orihinal na mga tumatahan sa mga bulubunduking pook ng Seir hanggang noong itaboy sila ng mga inapo ni Esau. (Deu 2:12, 21, 22) Ang kaniyang pangalan ay isinasalin sa iba't ibang paraan sa 1 Cronica 1:41 bilang "Hemdan" (*NW*), "Amram" (*KJ*), "Hamram" (*Dy*), at "Hamran" (*AS, RS*).

**HEN** [Lingap; Kagandahang-loob]. Anak ng isang Zefanias (hindi ang propeta); isa na bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya. Binanggit siya may kaugnayan sa maringal na korona na ilalagay sa ulo ni Josue na mataas na saserdote at na pagkatapos ay magiging kay Hen at sa tatlong iba pa bilang pinakaalaala sa templo ni Jehova.—Zac 6:11, 14.

Malamang na si Hen ang Josias na binanggit sa Zacarias 6:10. Iba-iba ang pagkaunawa sa pangalang Hen gaya ng (1) pangalang pantangi, (2) isang pagpapaikli o pagbabago sa pangalang Josias, at (3) isang pangngalang pambalana. Sa Syriac na *Peshitta* ay lumilitaw ang pangalang Josias kapuwa sa Zacarias 6:10 at 6:14, gaya ng paglitaw nito sa iba't ibang makabagong salin. (*Mo, La, AT*) Samantalang ang "kay Hen na anak ni Zefanias" ang masusumpungan sa mismong teksto ng Zacarias 6:14 sa *American Standard Version,* isa pang salin ang ibinibigay sa isang talababa, na nagsasabi: "O, *para sa kabutihang-loob ng anak* [ni Zefanias]." Ang saling "Hen," gaya ng masusumpungan sa *Bagong Sanlibutang Salin* at sa iba pa, ay batay sa tekstong Masoretiko.

**HENA.** Isang lunsod o rehiyon na nakatalang kasama ng Separvaim at Iva. Nilupig ito ng mga Asiryano. (2Ha 18:34; 19:13; Isa 37:13) Sa Griegong *Septuagint,* ang ginamit para rito ay *A·na,* na pangalan ng isang bayan sa gitnang bahagi ng Ilog Eufrates. Gayunman, itinuturing ng ilang iskolar na ang Hena, pati ang Separvaim at Iva, ay mas malamang na nasa Sirya.

**HENADAD.** Isang Levita na ang mga inapo ay lumilitaw na naglingkod bilang mga tagapangasiwa may kaugnayan sa muling pagtatayo ni Zerubabel ng templo. (Ezr 3:8, 9) Dalawa sa mga inapo ni Henadad ang espesipikong tinutukoy na nakibahagi sa pagkukumpuni ng pader ng Jerusalem, at isa sa kaniyang mga inapo ang nagpatotoo sa pamamagitan ng tatak sa kontrata ng pagtatapat na ginawa noong panahon ng pagkagobernador ni Nehemias.—Ne 3:17, 18, 24; 9:38; 10:1, 9.

**HENNA** [sa Heb., *ko'pher*]. Isang palumpong na sa mga dulo ng mga sanga nito ay nagsisibol ng mga kumpol ng maliliit na bulaklak na kulay-krema at apat ang talulot; ang matapang na bango ng mga ito ay gustung-gusto ng mga tao sa Gitnang Silangan. Kadalasan, isang munting sanga ng henna ang isinasama sa mga pumpon, at inilalagay ito ng mga babae sa kanilang buhok at sa kanilang dibdib. Mula pa noong sinaunang mga panahon, ginagamit na rin ang henna bilang isang kosmetik.

Ang palumpong na ito (*Lawsonia inermis*), na tumutubo pa rin nang ligáw sa Palestina, ay umaabot sa sukdulang taas na mga 4 na m (13 piye). Sa Awit ni Solomon (1:14; 4:13; 7:11) lamang ito binabanggit.

Ang pamahid na henna, na gawa mula sa pinulbos na mga dahon ng halamang ito, ay ginagamit bilang kosmetik. Kapag ang bahaging pinahiran nito ay binanlawan, naiiwan ang mantsa nito, na karaniwa'y kulay-kahel o mamula-mula. Noon pa man ay ginagamit na ang henna bilang pantina sa mga

kuko ng mga daliri ng kamay at paa, mga dulo ng mga daliri, mga kamay, mga paa, balbas, buhok, at maging sa kilíng at buntot ng mga kabayo, gayundin sa balat at katad. Ang salitang-ugat na Hebreo kung saan ipinapalagay na hinalaw ang *ko′pher* ay binibigyang-katuturan bilang "takip," anupat waring nagpapahiwatig ng gamit nito bilang pantina. —Ihambing ang Gen 6:14.

**HEPER.**

[1-3: Siya ay Naghanap]

1. Isang anak ni Gilead at apo sa tuhod ni Manases; ninuno ng mga Heperita. (Bil 26:29, 30, 32; 27:1) Si Heper ang ama ni Zelopehad, na nakilala sa hindi pagkakaroon ng mga anak na lalaki kundi limang anak na babae na ang kaso ay nagtakda ng legal na saligan sa pag-aasikaso sa mga minanang pag-aari kapag walang supling na lalaki.—Bil 26:33; 27:1-11; Jos 17:2, 3.

2. Isang inapo ni Juda; anak ni Ashur sa asawa nitong si Naara.—1Cr 4:1, 5, 6.

3. Isang Mekeratita; isa sa namumukod-tanging mga mandirigma ni David.—1Cr 11:26, 36.

4. [Paghuhukay [samakatuwid nga, ng balon]]. Lumilitaw na kapuwa isang lunsod at isang distrito sa K ng Jordan. Ang hari ng Canaanitang lunsod ng Heper ay kabilang sa mga natalo ni Josue. (Jos 12:7, 8, 17) Noong panahon ni Solomon, ang distrito ng Heper, gayundin ang Socoh, ay nasasakupan ng isang inatasang kinatawan. (1Ha 4:7, 10) Hindi malaman nang tiyak ang eksaktong lokasyon ng sinaunang Heper. Iminumungkahi ng ilan na iugnay ito sa Tell el-Ifshar (Tel Hefer), na mga 40 km (25 mi) sa HHS ng Tel Aviv-Yafo.

**HEPERITA, MGA** [Ni (Kay) Heper]. Isang Manasitang pamilya na nagmula kay Heper.—Bil 26:29, 30, 32.

**HEPZIBA** [Ang Kaluguran Ko ay Nasa Kaniya].

1. Asawa ni Hezekias at ina ni Haring Manases. —2Ha 20:21; 21:1.

2. Sa ilang salin ng Bibliya, ang pangalang "Hepziba" ay ikinapit sa Jerusalem sa isang hula ng pagsasauli. (Isa 62:4, *AS, KJ, Ro*) Sa talatang ito, ang ibang salin ay gumamit ng mga pananalitang, "Ang kasiyahan ko sa kaniya" (*Dy*), "Aking Kinalulugdan" (*BSP*), at "Ang Kaluguran Ko ay Nasa Kaniya." (*NW, AT, RS*) Inihulang kalulugdan ni Jehova ang lunsod na ito at ito'y magiging "isang korona ng kagandahan" sa kaniyang kamay.—Isa 62:1-4.

**HERBOA** [sa Heb., *ʽakh·bar′*]. Ipinapalagay ng maraming iskolar na ang salitang Hebreo na *ʽakh-bar′,* isinalin sa iba't ibang paraan bilang "daga," "herboa," at "lumuluksong daga," ay posibleng sumasaklaw sa lahat ng uri ng daga, bubuwit, at kauring mga hayop gaya ng herboa. Gayunman, "herboa" ang kahulugang ibinigay ng isang Hebreo at Aramaikong leksikon nina Koehler at Baumgartner sa terminong Hebreo na ito.

Ang herboa ay isang lumuluksong daga na kahawig ng isang maliit na kanggaru at makikita pa rin sa tigang na mga lugar sa Gitnang Silangan. Ang haba ng katawan ng *desert jerboa* (*Jaculus jaculus*) ay mula 10 hanggang 15 sentimetro (4-6 na pulgada) at tumitimbang ito nang 50 hanggang 70 g (1.8-2.5 onsa). Malalaki ang kanilang mga tainga at mga mata. Maiikli ang mga binti nito sa unahan, ngunit ang dalawang binti nito sa hulihan ay mga dalawang-katlo ng kabuuang haba ng ulo at katawan. Ang buntot ang pinakamahabang bahagi ng hayop na ito at ang pinakadulo niyaon ay mukhang maliit na brutsa. Ang hayop na ito na aktibo sa gabi ay naglalagi sa mga disyertong lupain, anupat nagpapalipas ng mainit na maghapon sa lungga nito sa ilalim ng lupa ngunit lumalabas sa gabi kung kailan mas malamig para maghanap ng makakain.

Bagaman kinakain ito ng mga Arabeng nakatira sa disyerto ng Sirya, ayon sa kautusan, ang herboa



***Ang herboa ay kahawig ng isang maliit na kanggaru***

ay marumi sa mga Israelita. (Lev 11:29) Ngunit waring ipinagwalang-bahala ng mga apostatang Israelita ang pagbabawal na ito ng Kautusan.—Isa 66:17, tlb sa *Rbi8*.

Ang mga herboa ay mapaminsala sa mga butil at iba pang pananim. Noong ang sagradong Kaban ay nasa teritoryo ng mga Filisteo, nasalanta ang lupain dahil sa salot ng mga herboa na pinasapit ng Diyos.—1Sa 6:4, 5, 11, 18.

**HERES** [Araw].

1. Isang bundok (sa Heb., *har*). Patuloy na nanirahan dito ang mga Amorita kahit noong malupig na ng Israel ang Canaan. Iniuugnay ito sa teritoryo ng tribo ni Dan. (Huk 1:34, 35) Itinuturing ng karamihan sa mga iskolar na ito ang Ir-semes (maliwanag na ang Bet-semes din na nasa hangganan ng Juda at Dan) na binanggit sa Josue 19:41.—Tingnan ang BET-SEMES Blg. 1.

2. Si Gideon ay bumalik mula sa pakikipagdigma laban sa mga Midianita sa pamamagitan ng "daanang paahon sa Heres." Maliban sa pagtukoy ng Bibliya sa Hukom 8:13, hindi alam kung saan matatagpuan ang lugar na ito. Dahil dito, iminumungkahi ng ilang iskolar na maaaring ang orihinal na mababasa sa tekstong Hebreo ay "bago sumikat ang araw [*ha·che'res*]," o "mula sa itaas ng mga bundok," sa halip na "daanang paahon sa Heres."

**HERESH** [Bingi; Nananahimik]. Isang Levita na ang pangalan ay lumilitaw sa isang talaan ng mga bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya.—1Cr 9:1, 14, 15.

**HERET, KAGUBATAN NG** [Nililok]. Isa sa mga dakong pinagtaguan ni David noong tinutugis siya ni Saul. (1Sa 22:5) Lumilitaw na ang "kagubatan ng Heret" ay isinunod sa pangalan ng isang bayan na nasa lokalidad nito. Hindi tiyak kung saan ang eksaktong lokasyon nito sa lupain ng Juda.

**HERMAS.** Isa sa mga Kristiyano sa kongregasyon sa Roma na pinadalhan ni Pablo ng personal na mga pagbati.—Ro 16:14.

**HERMES.**

1. Isa sa mga Kristiyano sa kongregasyon sa Roma na pinadalhan ni Pablo ng personal na mga pagbati.—Ro 16:14.

2. Isang diyos ng mga Griego. Siya'y anak ni Zeus kay Maia at iniuugnay ng mga Romano sa kanilang diyos ng komersiyo na si Mercury. Si Hermes ay itinuring na mensahero ng mga diyos. Pinaniniwalaan na siya ang pantas na tagapayo ng mga bayani at na siya ang diyos ng komersiyo, mahusay na pagsasalita, kasanayan sa *gymnastics,* pagtulog, at mga panaginip. Sinasabing ginagabayan ng diyos na ito hindi lamang ang mga buháy kundi inihahatid din niya sa Hades ang mga patay.

Noong nasa Listra ang apostol na si Pablo, nakita ng mga tagaroon na pinagaling niya ang isang lalaking pilay mula pa nang ipanganak ito. Dahil dito, sinabi nila na si Pablo ay ang diyos na si Hermes, yamang si Pablo ang "nangunguna sa pagsasalita." (Gaw 14:8-13) Ang pag-uugnay na ito ay dahil sa kanilang paniniwala na si Hermes ay isang mensahero ng mga diyos at isang diyos ng mahusay na pagsasalita. Si Hermes ay sinamba ng mga taga-Listra at ipinakikita ito ng isang inskripsiyong natagpuan sa lugar na iyon noong 1909: "Si Toues Macrinus na tinatawag ding Abascantus at si Batasis na anak ni Bretasis, alinsunod sa isang panata at sa sarili nilang gastos, ay gumawa ng [isang estatuwa ni] Hermes na Pinakadakila at ng isang *sun-dial,* pagkatapos ay inialay ito kay Zeus na diyos-araw." —*The International Standard Bible Encyclopaedia,* inedit ni J. Orr, 1960, Tomo III, p. 1944.

**HERMOGENES** [Ipinanganak kay Hermes]. Isa sa dalawang Kristiyano sa distrito ng Asia na espesipikong binanggit ang pangalan bilang mga tumalikod kay Pablo, marahil ay dahil sa marahas na pag-uusig na inilunsad ni Nero laban sa mga Kristiyano pagkatapos ng panununog sa Roma noong 64 C.E.—2Ti 1:15.

**HERMON** [Bagay na Nakatalaga; Bagay na Ipinagbawal]. Ang Hermon ay iniuugnay sa pinakamataas na bundok sa kapaligiran ng Palestina, tinatawag ng mga Arabe na Jebel esh-Sheikh (posibleng nangangahulugang "Bundok ng Isa na Matanda") o Jebel eth-Thalj (nangangahulugang "Bundok ng Niyebe"). Maliwanag na ang mga pangalang ito ay hinalaw sa kalagayan ng Bundok Hermon na halos sa buong taon ay nababalutan ng niyebe. Ang maniyebeng taluktok nito ay masasabing kahalintulad ng tuktok ng ulo ng isang matanda na punô ng puting buhok. Noong sinaunang mga panahon, ang bundok na ito ay kilala ng mga Sidonio bilang "Sirion" at ng mga Amorita bilang "Senir." (Deu 3:8, 9) Ang huling nabanggit na pangalan ay waring ginagamit din upang tumukoy sa isang bahagi ng Kabundukan ng Anti-Lebanon. (1Cr 5:23) Ang "Sion" (tingnan ang SION Blg. 2) ay isa pang pangalang itinawag sa Bundok Hermon. (Deu 4:47, 48) Binanggit ng salmista na ang Hermon, kasama ang Tabor, ay humihiyaw nang may kagalakan sa pangalan ni Jehova.—Aw 89:12.

Bilang ang T na dulo ng Kabundukan ng Anti-Lebanon, ang Bundok Hermon ay may taas na 2,814 na m (9,232 piye) mula sa kapantayan ng dagat at sumasaklaw nang mga 30 km (19 na mi) mula H hanggang T. Ang mga taluktok nito ay pi-



***Tumutulong ang niyebe ng Bundok Hermon upang mamuo ang mga singaw sa gabi, na lumilikha naman ng saganang hamog para sa lupain***

nagdurugtong ng isang talampas. (Aw 42:6) Ang Bundok Hermon ay binubuo ng batong-apog, bagaman may mga nakausling basalto sa mga gilid sa silangan at kanluran. Ang itaas na bahagi nito ay kalbung-kalbo maliban sa mabababang palumpong sa ilang lugar. Ngunit sa bandang ibaba ay may mga abeto, mga namumungang punungkahoy, at mga palumpong. Mga ubasan ang nasa mabababang dalisdis ng mga gilid sa kanluran at timog.

Kapag maaliwalas ang panahon, makikita mula sa taluktok ng Hermon ang isang kahanga-hangang tanawin ng malaking bahagi ng Palestina. Sa dakong K ay makikita ang kabundukan ng Lebanon, ang Kapatagan ng Tiro, at ang Dagat Mediteraneo; sa dakong TK, ang Bundok Carmel; sa dakong T, ang Libis ng Jordan pati na ang Lunas ng Hula at ang Dagat ng Galilea; at sa dakong S, ang Kapatagan ng Damasco.

Ang maniyebeng taluktok ng Bundok Hermon ay nagiging sanhi ng pamumuo ng mga singaw sa gabi, na lumilikha naman ng saganang hamog. "Hindi pa kami nakaranas ng hamog na mas makapal kaysa rito," ang puna ng naturalista ng ika-19 na siglo na si H. B. Tristram. "Lahat na lamang ay basang-basa nito, at walang gaanong proteksiyong naibigay ang mga tolda." (*The Land of Israel,* London, 1866, p. 608, 609) Pinananatiling buháy ng nakarerepreskong hamog ng Hermon ang mga pananim sa mahabang kapanahunang walang ulan. (Aw 133:3; tingnan ang HAMOG.) Ang natutunaw na niyebe ng Bundok Hermon ang pangunahing pinagmumulan ng tubig ng ilog ng Jordan.

Noong sinaunang panahon, ang Bundok Hermon ay pinamumugaran ng mababangis na hayop, gaya ng leon at leopardo. (Sol 4:8) Nitong kalilipas na mga panahon, iniuulat na mayroon doong mga sorra, lobo, leopardo, at osong Siryano.

Ang Bundok Hermon ang naging hilagang hangganan ng Lupang Pangako. (Jos 12:1; 13:2, 5, 8, 11) Ang mga Hivita, na tumahan sa paanan nito, ay tinalo ni Josue. (Jos 11:1-3, 8, 16, 17) Maaaring sa bundok na ito naganap ang pagbabagong-anyo ni Jesu-Kristo (Mat 17:1; Mar 9:2; Luc 9:28; 2Pe 1:18), sapagkat siya ay nasa kalapit na Cesarea Filipos hindi pa natatagalan bago ang pangyayaring iyon.—Mar 8:27; tingnan ang BAAL-HERMON; PAGBABAGONG-ANYO.

**HERODES.** Ang pangalan ng isang pamilya ng mga pulitikal na tagapamahala sa mga Judio. Sila ay mga Idumeano, mga Edomita. Sila ay mga Judio sa turing, sapagkat ang mga Idumeano ay pinilit na magpatuli ng tagapamahalang Macabeo na si John Hyrcanus I noong mga 125 B.C.E., ayon kay Josephus.

Bukod sa maikling pagbanggit ng Bibliya sa mga Herodes, ang karamihan ng impormasyon tungkol sa kanila ay nasa ulat ni Josephus. Ang ninunong pinagmulan ng mga Herodes ay si Antipater (Antipas) I, na ginawang gobernador ng Idumea ni Alexander Jannaeus na haring Hasmoneano (Macabeo). Ang anak ni Antipater, na tinatawag ding Antipater o Antipas, ang ama ni Herodes na Dakila. Iniuulat ni Josephus na sinabi ng istoryador na si Nicholas ng Damasco na si Antipater (II) ay nagmula sa angkan ng mga pangunahing Judio na lumabas sa Babilonya patungo sa lupain ng Juda. Ngunit ayon kay Josephus, sinabi lamang iyon ni Nicholas upang palugdan si Herodes, na ang totoo ay isang Edomita

kapuwa sa panig ng kaniyang ama at ng kaniyang ina.

Si Antipater II, isang napakayamang tao, ay nasangkot sa pulitika at intriga at may matatayog na ambisyon para sa kaniyang mga anak. Sinuportahan niya si John Hyrcanus II, ang anak nina Alexander Jannaeus at Salome Alexandra, laban sa kapatid ni Hyrcanus na si Aristobulo para sa posisyon ng Judiong mataas na saserdote at hari. Ngunit sa katunayan, kumikilos si Antipater para sa sarili niyang ambisyon at nang bandang huli ay tinanggap niya ang pagkamamamamayang Romano at ang pagkagobernador ng Judea mula kay Julio Cesar. Inatasan ni Antipater ang kaniyang unang anak na si Phasael bilang gobernador ng Jerusalem at ang isa pang anak, si Herodes, bilang gobernador ng Galilea. Nagwakas ang kaniyang karera sa pulitika nang lasunin siya ng isang mamamatay-tao.

1. Si Herodes na Dakila, ang ikalawang anak ni Antipater (Antipas) II sa kaniyang asawang si Cypros. Pinatutunayan ng kasaysayan na totoo ang maikling pagbanggit ng Bibliya sa pagkatao ng lalaking ito bilang walang prinsipyo, tuso, mapaghinala, imoral, malupit, at mapamaslang. Tinaglay niya ang kakayahan ng kaniyang ama bilang isang diplomatiko at oportunista. Gayunman, nagpakita siya ng kakayahan bilang isang organisador at kumandante ng militar. Inilalarawan siya ni Josephus bilang isang lalaking may pambihirang pisikal na lakas, na may kasanayan sa pangangabayo at sa paggamit ng diyabelin at busog. (*The Jewish War,* I, 429, 430 [xxi, 13]) Malamang na ang kaniyang namumukod-tanging kapaki-pakinabang na katangian ay ang kakayahan niya bilang tagapagtayo.

Una siyang nakilala sa kaniyang pagkagobernador ng Galilea nang sugpuin niya ang mga pangkat ng magnanakaw sa kaniyang teritoryo. Ngunit nainggit ang ilang Judio at, kasama ng mga ina ng napatay na mga magnanakaw, sinulsulan nila si Hyrcanus II (ang mataas na saserdote noon) na ipatawag si Herodes sa harap ng Sanedrin sa paratang na winalang-halaga niya ang lupong iyon sa pamamagitan ng agad na pagpatay sa mga magnanakaw sa halip na litisin muna ang mga ito. Sumunod si Herodes ngunit may-kapangahasan at walang-galang na humarap sa kanila na may kasamang mga tagapagbantay, bagaman sakop siya ng hukumang iyon bilang isang nag-aangking proselita. Dahil sa pang-iinsultong ito sa mataas na hukumang Judio, nagalit sa kaniya ang mga hukom. Ayon kay Josephus, isang hukom na nagngangalang Samaias (Simeon) ang may-katapangang tumayo at nagsalita, anupat humula na kung hindi maparurusahan si Herodes, sa kalaunan ay papatayin nito yaong mga nakaupo roon na humahatol. Ngunit si Hyrcanus ay isang taong mahina ang loob at walang paninindigan. Dahil sa panggigipit ni Herodes, bukod pa sa isang liham mula kay Sixto Cesar (isang kamag-anak ni Julio Cesar at presidente noon ng Sirya) na nagbabanta kay Hyrcanus kung hindi niya pawawalang-saysay ang mga paratang, sumuko si Hyrcanus.—*Jewish Antiquities,* XIV, 168-176 (ix, 4).

**Hari ng Judea.** Hinalinhan ni Herodes ang kaniyang ama at, noong mga 39 B.C.E., inatasan siya ng senadong Romano bilang hari ng kalakhang Judea; ngunit naitatag lamang niya ang kaniyang sarili bilang aktuwal na hari pagkalipas ng tatlong taon nang makuha niya ang Jerusalem at mapatalsik sa puwesto si Antigonus, na anak ni Aristobulo. Pagkatapos ng tagumpay na ito, gumawa si Herodes ng mga hakbang upang mapanatili ang kaniyang posisyon sa pamamagitan ng paghikayat sa Romanong si Mark Antony na patayin si Antigonus at sa pamamagitan ng pagtugis at pagpatay sa mga pangunahing miyembro ng partido ni Antigonus, na may kabuuang 45 katao. Sa mga pangunahing Pariseo, tanging sina Samaias at Pollio ang pinaligtas niya, sapagkat pagkalipas ng ilang taon ay pinatay niya pati si John Hyrcanus II. Kaya sa pagpatay sa mga umupo upang humatol sa kaniya, tinupad niya ang inihula ni Samaias.

Palibhasa'y talagang isang tusong pulitiko, naniwala si Herodes na makabubuti sa kaniya ang pagsuporta sa Roma. Ngunit kinailangan niyang maging lubhang diplomatiko, anupat malimit na nagpalipat-lipat ng pinapanigan upang makaalinsabay sa pabagu-bagong kalagayan ng mga tagapamahalang Romano. Palibhasa'y matalik na kaibigan ni Sixto, unang sinuportahan ni Herodes si Julio Cesar, pagkatapos ay kumampi siya kay Cassius na pumaslang kay Cesar. Nakuha niya ang pabor ni Mark Antony, na kaaway ni Cassius at tagapaghiganti ni Cesar, na isang paraan ay sa pamamagitan ng malalaking suhol. Sa kalaunan, nang matalo ni Octavio (Augusto Cesar) si Antony sa pagbabaka sa Actium, may-katusuhang natamo ni Herodes ang kapatawaran ni Augusto dahil sa pagsuporta niya kay Antony, at mula noon ay napanatili niya ang pakikipagkaibigan ni Augusto. Dahil sa pagsuporta niya sa Roma at sa walang-patumanggang paggamit niya ng salapi bilang regalo sa mga Cesar, lakip ang dulas ng pananalita, laging nananalo si Herodes kapag ang mga Judio o ang iba pa ay nagsasampa sa Roma ng mga reklamo o mga paratang laban sa kaniya, kung minsan ay mula sa mga miyembro ng kaniya mismong sambahayan.

Ang pagkagobernador ng Galilea ang unang posisyong hinawakan ni Herodes. Inatasan siya ni Cassius bilang gobernador ng Coele-Sirya. Nang maglaon, sa rekomendasyon ni Antony, ginawa siyang

hari ng Judea ng senadong Romano. Dito ay idinagdag naman ni Emperador Augusto ang Samaria, Gadara, Gaza, at Jope, pagkatapos ay ang mga pook ng Traconite, Batanaea, Auranitis, at Perea, isang lugar sa silangan ng Jordan na halos sumasaklaw sa Gilead. Nasa ilalim din ng kaniyang pamumuno ang Idumea.

**Ang Templo at Iba Pang mga Gawaing Pagtatayo.** May kinalaman sa mga gawaing pagtatayo ni Herodes, ang muling pagtatayo ng templo ni Zerubabel sa Jerusalem ay lubhang natatangi, lalo na sa punto de vista ng Bibliya. Pagkalaki-laking halaga ang ginugol sa pagtatayo nito at inilalarawan ito ni Josephus bilang napakaringal. (*Jewish Antiquities,* XV, 395, 396 [xi, 3]) Dahil sa pagkapoot at paghihinala ng mga Judio kay Herodes, hindi nila siya pinahintulutan na patiunang gibain ang templong umiiral noon, kundi kinailangan niyang tipunin ang mga materyales sa pagtatayo at ilapag ang mga iyon sa lupa bago siya makapagsimulang magbuwag ng anuman. Ang santuwaryo ng templo ay muling itinayo, ayon kay Josephus, sa loob ng 18 buwan. (*Jewish Antiquities,* XV, 421 [xi, 6]) Ang iba pang mga pangunahing gusali ay itinayo sa loob ng walong taon. Ngunit noong 30 C.E., sinabi ng mga Judio na ang templo ay itinayo sa loob ng 46 na taon. Binigkas ang pananalitang ito sa isang pakikipag-usap kay Jesu-Kristo malapit sa panahon ng unang Paskuwa matapos mabautismuhan si Jesus. (Ju 2:13-20) Ayon kay Josephus (*Jewish Antiquities,* XV, 380 [xi, 1]), nagsimula ang gawaing iyon noong ika-18 taon ng paghahari ni Herodes. Kung bibilangin ayon sa pangmalas ng mga Judio sa opisyal na mga taon ng paghahari ng kanilang mga hari, maaaring iyon ay noong 18/17 B.C.E. Ang totoo, nagpatuloy ang paggawa sa templo sa pamamagitan ng mga pagdaragdag, at iba pa, hanggang noong anim na taon bago ito winasak noong 70 C.E.



*Mga guho ng palasyong may maraming palapag na itinayo ni Herodes na Dakila sa Masada*

Nagpatayo rin si Herodes ng mga dulaan, mga ampiteatro, mga karerahan ng kabayo, mga kuta, mga tanggulan, mga palasyo, mga hardin, mga templo bilang parangal kay Cesar, mga paagusan, mga bantayog, at maging mga lunsod. Ang mga lunsod na ito ay ipinangalan niya sa kaniyang sarili, sa kaniyang mga kamag-anak, o sa mga emperador ng Roma. Nagtayo siya ng isang artipisyal na daungan sa Cesarea na naging karibal ng daungang-dagat ng Tiro. Ayon kay Josephus, pagkalaki-laking mga bato ang inilatag sa lalim na 20 dipa (36 na m; 120 piye) ng tubig upang makagawa ng isang kayariang panangga sa tubig na mga 60 m (200 piye) ang lapad. (*Jewish Antiquities,* XV, 334, 335 [ix, 6]) Ipinaayos ni Herodes ang mga tanggulan ng Antonia at Masada, anupat napakaringal ng pagkakagawa sa huling nabanggit. Ang kaniyang mga tagumpay sa pagtatayo ay umabot maging sa malalayong lunsod gaya ng Antioquia sa Sirya at Rodas (sa pulo na may gayunding pangalan).

Si Herodes ay labis-labis kung gumasta para sa kaniyang paglilibang at napakagalanteng magbigay ng mga regalo, lalo na sa mga dignitaryong Romano. Isa sa mga pangunahing reklamo ng mga Judio laban sa kaniya ay ang pagtatayo niya ng mga ampiteatro gaya niyaong nasa Cesarea, kung saan niya idinaos ang mga palarong Griego at Romano, pati na ang karera ng mga karo, labanan ng mga gladyador, labanan ng mga tao at mababangis na hayop, at iba pang mga paganong kapistahan. Napakasidhi ng

interes niya na ingatang buháy ang Palarong Olympic anupat, habang nasa Gresya sa isang paglalakbay patungong Roma, isa pa nga siya sa mga nakipaglaban. Pagkatapos ay nag-abuloy siya ng malaking halaga ng salapi upang panatilihing buháy ang palaro, at pati na rin ang sarili niyang pangalan. Yamang isang Judio sa turing, tinawag niyang "aking mga kababayan" ang mga Judio at "aking mga ama" yaong mga bumalik mula sa Babilonya upang itayo ang templo ni Zerubabel. Gayunman, lubusang itinatatwa ng kaniyang landasin sa buhay ang pag-aangkin niya na isa siyang lingkod ng Diyos na Jehova.

**Kaguluhan sa Pamilya.** Halos lahat ng miyembro ng pamilya ng mga Herodes ay ambisyoso, mapaghinala, labis-labis na imoral, at manggugulo. Ang mismong pamilya ni Herodes ang nagbigay sa kaniya ng pinakamalaking sakit ng ulo. Madalas na nagbibigay sa kaniya ng problema ang kaniyang inang si Cypros at ang kaniyang kapatid na si Salome. Napangasawa ni Herodes si Mariamne (I), ang apo ni Hyrcanus II at anak ni Alejandro na anak ni Aristobulo. Napakaganda ng babaing ito, at mahal na mahal siya ni Herodes, ngunit nagkaroon ng alitan sa pagitan ni Mariamne at ng ina at kapatid ni Herodes. Si Herodes ay mainggitin, at naghihinala siya na ang mga miyembro ng kaniyang pamilya, lalo na ang kaniyang mga anak, ay nagpapakana laban sa kaniya; sa ilang kaso ay totoo ang kaniyang hinala. Udyok ng kaniyang kasakiman sa kapangyarihan at ng kaniyang mga paghihinala, ipinapatay niya ang kaniyang asawang si Mariamne, ang tatlo sa mga anak niya, ang kapatid at ang lolo (si Hyrcanus) ng asawa niya, ang ilan sa kaniyang pinakamatatalik na kaibigan, at marami pang iba. Gumamit siya ng pagpapahirap upang piliting magtapat ang sinumang pinagsususpetsahan niyang may impormasyon na magpapatunay sa kaniyang mga hinala.

**Kaugnayan sa mga Judio.** Sinikap ni Herodes na payapain ang mga Judio sa pamamagitan ng muling pagtatayo ng templo at sa pamamagitan ng pagbibigay sa kanila ng mga bagay na kailangan sa mga panahon ng taggutom. Kung minsan ay binabawasan niya ang mga buwis ng ilan sa kaniyang mga sakop. Nagawa pa nga niyang hilingin kay Augusto na pagkalooban ang mga Judio ng mga pribilehiyo sa iba't ibang bahagi ng daigdig. Ngunit nahigitan ito ng kaniyang paniniil at kalupitan, at sa kalakhang bahagi ng kaniyang pamamahala ay nagkaroon siya ng problema sa mga Judio.

**Ang Kaniyang Pagkakasakit at Kamatayan.** Malamang na dahil sa kaniyang mahalay na pamumuhay, nang bandang huli ay dinapuan si Herodes ng isang nakapandidiring sakit na may kasamang lagnat at, ayon kay Josephus, "isang napakatinding pangangati ng balat, namamalaging kirot sa bituka, mga tumor sa paa na gaya ng sa manas, pamamaga ng tiyan at ganggrena sa mga pribadong bahagi, na nilalabasan ng mga uod, bukod pa sa hika, na may matinding hirap sa paghinga, at pangingisay ng lahat ng kaniyang mga biyas."—*The Jewish War,* I, 656 (xxxiii, 5).

Noong panahon ng kaniyang malubhang pagkakasakit, ipinapatay niya ang kaniyang traidor na anak na si Antipater. Gayundin, palibhasa'y alam na magsasaya ang mga Judio kapag nabalitaang namatay na siya, inutusan ni Herodes ang pinakaprominenteng mga lalaki ng bansang Judio na magtipon sa isang dako na tinatawag na Hippodrome, sa Jerico, at ipinakulong niya sila roon. Pagkatapos ay tinagubilinan niya yaong malalapit sa kaniya na, kapag namatay siya, patayin muna ang mga Judiong lider na ito bago ipatalastas ang balita tungkol sa kaniyang kamatayan. Sa gayon, sabi niya, ang bawat pamilya sa Judea ay mapipilitang tumangis sa kaniyang libing. Hindi isinagawa ang utos na ito. Pinalaya ng kapatid ni Herodes na si Salome at ng asawa nito na si Alexas ang mga lalaking iyon at pinauwi sa kani-kanilang tahanan.

Namatay si Herodes sa edad na mga 70 taon. Gumawa siya ng isang testamento na humihirang sa kaniyang anak na si Antipas bilang kahalili niya, ngunit nang malapit na siyang mamatay ay nagdagdag siya ng isang susog na kasulatan o gumawa ng isang bagong testamento na nag-aatas kay Arquelao sa posisyong iyon. Si Arquelao ay kinilala ng bayan at ng hukbo bilang hari (sinasabi ng Bibliya na narinig ng ama-amahan ni Jesus na si Jose na "si Arquelao ang namamahala bilang hari ng Judea kahalili ng ama nito na si Herodes"; Mat 2:22). Ngunit tinutulan ni Antipas ang pagkilos na ito. Matapos dinggin ang usaping ito sa Roma, pinagtibay ni Augusto Cesar ang posisyon ni Arquelao. Gayunman, ginawa niyang etnarka si Arquelao at hinati ang teritoryo na dating pinamamahalaan ni Herodes: ang kalahati ay napunta kay Arquelao; sina Antipas at Felipe, dalawa pang anak ni Herodes, ay parehong pinagkalooban ng teritoryo sa isa pang kalahati.

**Pagpatay sa mga Bata.** Ang ulat ng Bibliya tungkol sa pagpatay ni Herodes sa lahat ng batang lalaki na dalawang taóng gulang pababa sa Betlehem at sa mga distrito nito ay kaayon ng iba pang makasaysayang mga ulat tungkol kay Herodes at sa kaniyang balakyot na disposisyon. Naganap ito noong malapit nang mamatay si Herodes, sapagkat nakatakas si Jesus nang dalhin siya ng kaniyang mga magulang sa Ehipto, ngunit bumalik sila at namayan sa Galilea pagkamatay ni Herodes. Ang dalawang pangyayaring ito ay inihula ni Jehova sa pamamagitan ng kaniyang mga propeta na sina Jeremias at Oseas.—Mat 2:1-23; Jer 31:15; Os 11:1.

**Mga Sekular na Pagsisikap na Makilala Kung Sino Sila.** Sinikap ng mga istoryador at mga arkeologo na makilala kung sino ang mga Hiteo ng Bibliya sa sekular na kasaysayan. Ang kanilang pangunahing saligan sa pagkilala ay ang wika, ang paghahambing ng mga salita na lumilitaw na may pagkakatulad sa tunog at baybay.

Sa mga Asiryanong tekstong *cuneiform,* madalas tukuyin ang "Hatti" sa isang konteksto na karaniwang naglalagay rito sa Sirya o Palestina. Maaaring mga pagtukoy ito sa mga Hiteo sa Bibliya. Gayunman, salig sa terminong ito na "Hatti," sinisikap ng mga iskolar na iugnay ang mga Hiteo ng Bibliya sa tinatawag na Imperyong Hiteo na ang dating kabisera ay nasa Asia Minor, malayo sa gawing H at K ng lupain ng Canaan. Sinisikap nilang gawin ito sa sumusunod na paraan, ngunit sa paggawa ng gayon ay tatlong magkakaibang grupo ng mga tao ang tinutukoy nila.

**Tatlong Grupo na "Nakilala."** Sa Anatolia (isang bahagi ng tinatawag ngayong Turkey) sa Asia Minor, maraming sinaunang teksto ang nahukay sa Bogazköy, dating tinatawag na "Hattushash." Ito ang kabisera ng isang lupain na tinawag na Hatti ng makabagong mga iskolar at kung saan ang mga tumatahan ay nagsalita ng "Hattiko." Ang sinaunang mga taong ito ay maliwanag na dinaluhong ng mga manlulupig na nagdala ng ibang wika, na ayon sa mga iskolar ay isang wikang Indo-Europeo. Ang wikang ito ay gumamit ng sulat na *cuneiform* at tinatawag na "Hiteong *cuneiform."* Nang maglaon, isa pang naiibang wikang Indo-Europeo na gumagamit ng sulat na *hieroglyphic* ang humalili sa sulat na *cuneiform,* at ang wikang ito ay tinutukoy bilang "Hiteong *hieroglyphic."* Ang ilang halimbawa ng mga teksto sa wikang ito ay sinasabing natagpuan kapuwa sa Asia Minor at hilagang Sirya. Sinasabi ng mga iskolar na ang tatlong wikang ito ay kumakatawan sa tatlong grupo. Ngunit walang patotoo na alinman sa mga ito ay ang mga Hiteo ng Bibliya. May kinalaman sa tinatawag na Hiteong *cuneiform,* sinabi ni Martin Noth: "Ang terminong 'Hiteo' ay hindi matatagpuan sa mga sinaunang teksto, kundi kinatha ng makabagong mga estudyante, anupat ibinabatay nila sa makasaysayang kaugnayan sa pagitan ng wikang ito at ng kaharian ng *Hatti* sa Asia Minor." Nagpatuloy siya sa pagsasabi may kinalaman sa "mga Hiteong *hieroglyph":* "Ang karaniwang termino na Hiteo ay walang kaugnayan at nakalilito kapag ikinakapit sa kanila." (*The Old Testament World,* 1966, p. 231) Isa pang istoryador, si E. A. Speiser, ay naghinuha: "Ang suliranin tungkol sa mga Hiteo sa Bibliya ay . . . masalimuot. Una, may katanungan hinggil sa kung aling uri ng mga Hiteo ang nasasangkot sa alinmang binanggit na mga ulat sa Bibliya: mga Hattiano, Indo-Europeong mga Hiteo ng mga rekord na *cuneiform,* o mga Hiteong *hieroglyphic."—The World History of the Jewish People,* 1964, Tomo 1, p. 160.

Batay sa mga nabanggit na, makikita na anumang inaakalang pag-uugnay ng mga Hiteo ng Bibliya sa "Imperyong Hiteo" na ang kabiserang lunsod ay Hattushash ay pala-palagay lamang at hindi pa napatunayan. Dahil sa kawalang-katiyakang ito, ang mga pagtukoy ng publikasyong ito sa sekular na "mga Hiteo" ay karaniwan nang nasa mga panipi upang ipaalaala sa mambabasa na hindi napatunayan ang gayong pag-uugnay at na hindi namin inaakalang may sapat na katibayan upang tanggaping tiyak ang gayong pag-uugnay.

**HIVITA, MGA.** Isang bayan na nagmula kay Canaan na anak ni Ham. (Gen 10:6, 15, 17; 1Cr 1:13, 15) Ang mga Hivita ay nanahanan sa lunsod ng Sikem noong mga araw ng patriyarkang si Jacob. Sa pangunguna nina Simeon at Levi, pinatay ng mga anak ni Jacob ang bawat lalaki at dinambungan ang lunsod dahil dinungisan ni Sikem na anak ni Hamor na pinuno ang kanilang kapatid na si Dina.—Gen 34:1-29.

Nang pumasok ang Israel sa Lupang Pangako, ang mga Hivita ang bumubuo sa isa sa pitong bansang Canaanita na ipinangako ng Diyos na palalayasin sa harap nila. (Exo 3:8, 17; 13:5; 23:23, 28; 33:2; 34:11) Ang mga bansang ito ay sinasabing higit na matao at makapangyarihan kaysa sa Israel. (Deu 7:1) Inutusan ni Moises ang mga Israelita na italaga sila sa pagkapuksa, anupat walang iiwang buháy kapag binihag ang kanilang mga lunsod, dahil sa kanilang karima-rimarim na mga gawain at sa kanilang huwad na mga diyos. Kung hindi ay magiging silo sila at magiging dahilan upang maiwala ng Israel ang pabor ng Diyos.—Lev 18:27, 28; Deu 18:9-13; 20:15-18.

Iniuulat ng Bibliya ang lubusang pagpuksa ni Josue sa mga lunsod ng mga bansang iyon. (Jos kab 10, 11) Ang mga Hivita na tumatahan "sa paanan ng [Bundok] Hermon sa lupain ng Mizpa" ay kabilang sa mga tribong nakiisa sa mga Canaanitang hari laban kay Josue sa utos ni Jabin na hari ng Hazor. (Jos 11:1-3) Ang mga Hivita ay nakatalang kabilang sa mga nakipaglaban sa Israel at dumanas ng pagkatalo. (Jos 9:1, 2; 12:7, 8; 24:11) Gayunman, may isang grupo mula sa bansang Hivita na pinaligtas. (Jos 9:3, 7) Ang grupong ito ay ang mga Gibeonita, maliwanag na kumakatawan din sa tatlong iba pang Hivitang lunsod. Ang mga ito lamang ang natakot kay Jehova, anupat kinilala na nakikipaglaban siya para sa Israel. Sa pamamagitan ng isang pakana ay nagawa nilang pumasok sa isang pakikipagtipan sa mga

lider ng Israel kung kaya hindi sila pinatay kundi ginawa silang mabababang lingkod ng Israel. (Jos 9:1-15, 24-27) Ito ang isa sa halimbawa ng katuparan ng sumpa ni Noe kay Canaan, na ang mga Gibeonita at ang kanilang mga kasamahan, bagaman hindi pinuksa, ay naging mga alipin ng mga Semita.—Gen 9:25-27.

Ipinahiwatig ni Jehova ang kaniyang pagsang-ayon sa tapat na pagtupad ng Israel sa kanilang pakikipagtipan sa mga Hivitang ito sa pamamagitan ng pakikipaglaban para ipagsanggalang ang Gibeon laban sa nakapalibot na mga bansang Canaanita na pumaroon laban sa kanila bilang resulta ng pakikipagtipan nila sa Israel. (Jos 10:1-14) Mula noon ay mapayapang nanahanan ang mga Gibeonita kasama ng Israel. (2Sa 21:1-6) Tinatawag silang "mga Amorita" sa 2 Samuel 21:2, ngunit maliwanag na ito ay dahilan sa ang "Amorita" ay isang termino na madalas ikapit sa mga bansang Canaanita sa pangkalahatan, yamang ang mga Amorita ay isa sa mga pinakamakapangyarihang tribo. (Tingnan ang AMORITA.) Noong panahon ng pananakop ni Josue, ang sinang-ayunang mga Hivitang ito ay nananahan sa lunsod ng Gibeon, hindi kalayuan sa HK ng Jerusalem, gayundin sa Kepira, Beerot, at Kiriat-jearim. Inilalarawan ang Gibeon bilang 'isang dakilang lunsod, tulad ng isa sa mga maharlikang lunsod, at mas dakila kaysa sa Ai, at ang lahat ng mga lalaki nito ay mga makapangyarihan.'—Jos 10:2; 9:17.

Pagkamatay ni Josue, nabigo ang Israel na patuloy na alisin ang mga Canaanitang bansang Canaanita gaya ng iniutos ng Diyos, kundi nakipag-asawa pa sa mga ito. Kaya naman, ang ulat ng Bibliya ay kababasahan: "At ito ang mga bansa na hinayaan ni Jehova na manatili upang sa pamamagitan nila ay masubok ang Israel . . . Ang limang panginoon ng alyansa ng mga Filisteo, at ang lahat ng mga Canaanita, maging ang mga Sidonio at ang mga Hivita na nananahanan sa Bundok Lebanon mula sa Bundok Baal-hermon hanggang sa pagpasok sa Hamat . . . at pinasimulan nilang [mga Israelita] maglingkod sa kanilang mga diyos."—Huk 3:1-6.

Ipinakikita ng ulat na ito na ang mga Hivita ay mga naninirahan sa Kabundukan ng Lebanon hanggang sa pinakadulong-hilagang bahagi ng Lupang Pangako. (Bil 34:8; Jos 11:1, 3) Nang kumuha si Joab at ang kaniyang mga tauhan ng isang sensus ayon sa utos ni Haring David, "pumaroon sila sa tanggulan ng Tiro at sa lahat ng mga lunsod ng mga Hivita." (2Sa 24:7) Ang Tiro ay maliwanag na nasa ibaba lamang ng timugang dulo ng Hivitang teritoryo.

Noong panahon ng pambuong-bansang programa ni Solomon ng pagtatayo, ginamit niya ang mga Canaanita, kabilang na ang mga Hivita, para sa puwersahang pagtatrabaho sa ilalim ng pamamahala ng mga tagapangasiwang Israelita. Dito higit na natupad ang makahulang sumpa ni Noe kay Canaan.—1Ha 9:20-23; 2Cr 8:7-10.

**Mga Hivita, mga Horita, at mga Hurriano.** Sa Genesis 36:2 si Zibeon, lolo ng isa sa mga asawa ni Esau, ay tinatawag na isang Hivita. Ngunit itinatala siya ng mga talata 20 at 24 bilang isang inapo ni Seir na Horita. Ang salitang "Horita" ay maaaring halaw sa Hebreong *chor* ("butas") at maaaring nangangahulugan lamang ng "tumatahan sa yungib." Maaalis nito ang anumang waring di-pagkakatugma sa pagitan ng mga teksto sa Genesis 36:2 at sa mga talata 20, 24.—Tingnan ang HORITA.

May nahukay ang mga arkeologo na mga sinaunang akda na binigyang-kahulugan ng mga iskolar bilang katunayan na isang bansa na tinawag na mga Hurriano ang tumahan sa mga rehiyon ng Armenia, Anatolia, Sirya, at mga bahagi ng Palestina noong panahon ng mga patriyarka; at naniniwala sila na kabilang sa mga taong ito ang mga Hivita, mga Horita, at mga Jebusita. Iniuugnay nila ang "Horita" sa "Hivita" at naniniwalang sa paanuman ay tinawag na mga Hivita ang mga Hurriano. Sa kalakhang bahagi, ang teoriya nila ay nakasalig sa pagkakahawig ng wika, partikular na sa mga pangalang pantangi. Kaya nga, ang pangalang Horita ay karaniwang iniisip nilang nauugnay sa "Hurriano" sa halip na mangahulugang "tumatahan sa yungib."

Gayunman, waring ipinakikita ng Bibliya ang tiyakang pagkakaiba ng mga tribong ito, at hindi nito binabanggit ang pangalang Hurriano. Samakatuwid, mas matalinong maghintay ng karagdagang katibayan bago tanggapin ang gayong pag-uugnay.

## HIWAGA.

Tingnan ang SAGRADONG LIHIM.

## HIYAS AT MAHAHALAGANG BATO.

Ang isang hiyas ay maaaring isang mahalagang bato, isang batong hiyas (batong mahalaga o batong di-gaanong mamahalin na tinabas at pinakintab), o isang kagamitang pampalamuti na yari sa mahalagang metal (pangunahin nang ginto o pilak) na nilagyan ng gayong mga bato. Mula pa noong sinaunang panahon ng Bibliya, kapuwa ang mga lalaki at ang mga babae ay nagsusuot ng mga hiyas upang gayakan ang kanilang sarili. Sa ngayon, tanging diamante, esmeralda, rubi, at safiro ang itinuturing na mahahalagang bato, samantalang ang iba pang mga batong bibihira at magaganda ay minamalas na di-gaanong mamahalin. Gayunman, ang terminong Hebreo na isinasaling "mahalagang bato" ay may mas malawak na pagkakapit, gaya ng makikita sa Ezekiel 28:12, 13. Ang mahahalagang batong ito ay itinatangi sa iba pang mga mineral

pangunahin nang dahil ang mga ito ay bibihira, magaganda, at matitibay.

Ang unang pagtukoy ng Bibliya sa isang mahalagang bato ay nasa Genesis 2:11, 12, kung saan ang Havila ay ipinakikilala bilang lupain na may mabuting ginto, 'sahing ng bedelio at batong onix.'

Ang isang sukatan noon ng kayamanan ay ang pagmamay-ari ng mahahalagang bato; lumilitaw na ang mga haring gaya nina Solomon at Hezekias ay nagkaroon ng napakarami nito. (1Ha 10:11; 2Cr 9:10; 32:27) Ang mahahalagang bato ay ibinigay bilang mga kaloob (1Ha 10:2, 10; 2Cr 9:1, 9), maaaring maging bahagi ng samsam sa digmaan (2Sa 12:29, 30; 1Cr 20:2), at ginamit bilang mga kalakal, gaya ng ginawa noon ng sinaunang mga taga-Tiro (Eze 27:16, 22). Sa isang kinasihang panambitan may kinalaman sa "hari ng Tiro," sinabi ni Ezekiel: "Ang bawat mahalagang bato ay iyong pananamit, rubi, topacio at jaspe; crisolito, onix at jade; safiro, turkesa at esmeralda; at ginto ang kayarian ng iyong mga enggaste at ng iyong mga ukit sa iyo." (Eze 28:12, 13) Ang makasagisag na Babilonyang Dakila ay inilalarawang may-karangyaang nagagayakan ng mahahalagang bato.—Apo 17:3-5; 18:11-17.

Bagaman binibilog at pinakikintab ng sinaunang mga tao ang mahahalagang bato, waring karaniwan nang hindi nila nilalagyan ng mga kanto o mga lapád na gilid ang mga iyon, gaya ng ginagawa ng mga bihasang manggagawa sa makabagong panahon. Batong esmeril (*corundum*) o pulbos ng esmeril ang ginamit ng mga Hebreo at ng mga Ehipsiyo upang pakintabin ang mahahalagang bato. Kadalasan ay inuukitan at nilililukan ang mga ito. Lumilitaw na matagal nang alam ng mga Hebreo kung paano maglilok ng mahahalagang bato bago pa man sila inalipin sa Ehipto, kung saan isa ring sining ang paglililok. Maliwanag na ang singsing na pantatak ni Juda ay may lilok. (Gen 38:18) Para sa higit pang pagtalakay sa sinaunang mga alahas at mga palamuti, tingnan ang ABALORYO, MGA; ALPILER; HIKAW; KUWINTAS; PALAMUTI; PULSERAS; PULSERAS SA BUKUNG-BUKONG; SINGSING; SINGSING NA PANG-ILONG.

**Mga Paggamit na Kaugnay ng Pagsamba.** Sa ilang, ang mga Israelita ay nagkapribilehiyong mag-abuloy ng iba't ibang mahahalagang bagay para sa tabernakulo at sa epod at pektoral ng mataas na saserdote, anupat walang alinlangang nagabuloy sila mula sa mga kagamitang ibinigay sa kanila ng mga Ehipsiyo noong pagmadaliin silang umalis ng mga ito. (Exo 12:35, 36) Kabilang sa mga iyon ang "mga batong onix at mga batong pangkalupkop para sa epod at para sa pektoral." (Exo 25:1-7; 35:5, 9, 27) Ang epod ng mataas na saserdote ay may dalawang batong onix sa mga dugtungang pambalikat, at sa bawat bato ay nakaukit ang mga pangalan ng 6 sa 12 tribo ng Israel. "Ang pektoral ng paghatol" ay pinalamutian ng apat na hanay ng mahahalagang bato, anupat sinasabi ng ulat: "Hanay ng rubi, topacio at esmeralda ang unang hanay. At ang ikalawang hanay ay turkesa, safiro at jaspe. At ang ikatlong hanay ay batong *lesem*, agata at amatista. At ang ikaapat na hanay ay crisolito at onix at jade. Ang mga iyon ay inilagay sa mga enggasteng ginto sa mga lalagyan ng mga ito." Ang pangalan ng isa sa 12 tribo ng Israel ay nakaukit sa bawat isa sa mga batong ito. —Exo 39:6-14; 28:9-21; tingnan ang PEKTORAL.

Bagaman hindi pinahintulutan ni Jehova si David na magtayo ng templo sa Jerusalem (1Cr 22:6-10), ang matanda nang hari ay may-kagalakang naghanda ng mahahalagang materyales para sa pagtatayo nito, kasama na ang "mga batong onix, at mga batong ikakalupkop sa pamamagitan ng matigas na argamasa, at maliliit na batong mosayko, at bawat mahalagang bato, at mga batong alabastro na pagkarami-rami." Nag-abuloy siya ng napakaraming materyales, at ang buong bayan ay nag-abuloy rin. (1Cr 29:2-9) Nang itayo ni Solomon ang templo, "ang bahay ay kinalupkupan niya ng mahalagang bato bilang pampaganda," o pinalamutian niya iyon ng mahahalagang bato.—2Cr 3:6.

**Makasagisag na Paggamit.** Ang apostol na si Pablo, pagkatapos niyang ipakilala si Jesu-Kristo bilang ang pundasyon na dapat pagtayuan ng mga Kristiyano, ay bumanggit ng iba't ibang uri ng materyales sa pagtatayo may kaugnayan sa ministeryong Kristiyano. Sinabi niya na kabilang sa mga piling materyales ang makasagisag na "mahahalagang bato" na nakatatagal sa puwersa ng "apoy." —1Co 3:10-15.

Kung minsan, ang mahahalagang bato ay ginagamit sa Kasulatan upang sumagisag sa mga katangian ng makalangit o espirituwal na mga bagay o mga persona. Ang langit ay nabuksan para kay Ezekiel, at sa dalawang pangitain ay nakakita siya ng apat na nilalang na buháy na may mga pakpak at may kasamang apat na gulong, anupat ang anyo ng bawat gulong ay inihahalintulad sa "kisap ng crisolito," samakatuwid nga, manilaw-nilaw o posibleng maberde-berde. (Eze 1:1-6, 15, 16; 10:9) Nang maglaon, nakakita si Daniel ng isang anghel, "isang lalaking nadaramtan ng lino," na ang "katawan ay gaya ng crisolito."—Dan 10:1, 4-6.

Si Ezekiel din, habang minamasdan niya ang isang pangitain ng kaluwalhatian ni Jehova, ay nakakita ng isang "anyong gaya ng batong safiro [matingkad na asul], na wangis ng isang trono." (Eze 1:25-28; 10:1) Ang kaluwalhatian ng Diyos na Jehova mismo ay inihahalintulad sa maningning na kagandahan ng mga batong hiyas, sapagkat nang

makita ng apostol na si Juan ang makalangit na trono ng Diyos, sinabi niya: “Ang nakaupo, sa kaanyuan, ay tulad ng batong jaspe at ng mahalagang kulay-pulang bato, at sa palibot ng trono ay may isang bahagharing tulad ng esmeralda ang kaanyuan.” —Apo 4:1-3, 9-11.

“Ang banal na lunsod, ang Bagong Jerusalem,” samakatuwid nga, “ang asawa ng Kordero,” ay inilalarawang may kaningningang “tulad ng isang napakahalagang bato, gaya ng batong jaspe na kumikinang na sinlinaw ng kristal.” Ang 12 pundasyon ng pader nito ay “nagagayakan ng bawat uri ng mahalagang bato,” isang naiibang bato para sa bawat pundasyon: jaspe, safiro, calcedonia, esmeralda, sardonica, sardio, crisolito, berilo, topacio, crisopasio, jacinto, at amatista. Ang 12 pintuang-daan ng lunsod ay 12 perlas.—Apo 21:2, 9-21; tingnan ang KORALES at ang iba't ibang artikulo tungkol sa indibiduwal na uri ng mahahalagang bato.

**HIZKI** [pinaikling anyo ng Hezekias, nangangahulugang “Pinalalakas ni Jehova”]. Isang Benjamita na nakatalang kabilang sa mga anak ni Elpaal. —1Cr 8:1, 17, 18.

**HIZKIAS** [pinaikling anyo ng Hezekias, nangangahulugang “Pinalalakas ni Jehova”]. Isa sa tatlong anak ni Nearias, isang inapo ni Haring Solomon. —1Cr 3:10, 23.

**HOBA.** Isang lugar sa “hilaga ng Damasco,” kung saan tinugis ni Abraham ang natalong mga hukbo ni Kedorlaomer. (Gen 14:13-17) Ang lokasyong ito sa Bibliya ay iniuugnay ng ilang iskolar sa Hoba, isang bukal na nasa daan sa pagitan ng Palmyra at Damasco, kung saan lumilitaw na napanatili ang sinaunang pangalan. Tulad ng iba pang malalaking bukal na malapit sa disyerto, maaaring noon ay may kalapit na nayon ang Hoba.

**HOBAB** [posible, Minamahal]. Bayaw ni Moises; anak ni Reuel (Jetro) at isang Midianita, mula sa tribo ng mga Kenita. (Bil 10:29; Exo 3:1; Huk 1:16) Nang dumating na ang panahon para lumipat ang mga Israelita mula sa rehiyon ng Bundok Sinai patungo sa Lupang Pangako, hiniling ni Moises na samahan sila ni Hobab upang magsilbing “mga mata,” o bilang isang giya, para sa bansa dahil pamilyar ito sa lugar na iyon. Bagaman tumanggi si Hobab noong una, lumilitaw na sinamahan din niya ang mga Israelita, sapagkat ang kaniyang mga inapo, ang mga Kenita, ay nanahanan sa Ilang ng Juda na nasa T ng Arad at binanggit na naninirahan pa rin sa lugar na iyon noong panahon nina Saul at David.—Bil 10:29-32; Huk 1:16; 1Sa 15:6; 27:10; 30:26, 29.

Gayunman, sa tekstong Masoretiko ng Hukom 4: 11, ipinakikilala si Hobab bilang biyenan ni Moises. (*NW, Yg, Ro, Da, JP, Mo, AT*) Kaya ang pangalang Hobab ay maaaring tumutukoy sa dalawang magkaibang indibiduwal, samakatuwid nga, sa biyenan ni Moises at sa kaniyang bayaw. Hindi naman ito imposible sapagkat ang biyenan ni Moises ay may higit sa isang pangalan.—Ihambing ang Exo 2:16-22; 3:1.

Sa kabilang dako naman, kung ang Hobab ay pangalan lamang ng anak ni Reuel at sa gayon ay pangalan lamang ng bayaw ni Moises, ang pagtukoy kay Hobab bilang ang biyenan ni Moises ay malamang na nangangahulugan na si Hobab ay itinuturing na kinatawan ng kaniyang amang si Reuel, na kung magkagayon ay malamang na patay na noon. —Tingnan ang JETRO; KENITA.

**HOD** [Dangal]. Anak ni Zopa na mula sa tribo ni Aser. Malamang na si Hod ang ulo ng isa sa mas malalaking pangkat ng hukbo, anupat may iba pang mga pinuno sa ilalim niya.—1Cr 7:36, 37, 40.

**HODAVIAS.**

1. Isa sa pitong anak ni Elioenai, isang inapo ni Haring Solomon.—1Cr 3:10, 24.

2. Isa sa pitong ulo sa panig ng ama ng kalahati ng tribo ni Manases.—1Cr 5:23, 24.

3. Isang Benjamita; “anak ni Hasenua” at ama, o ninuno, ni Mesulam.—1Cr 9:7.

4. Isang Levitang ulo ng pamilya, na ang 74 sa “mga anak” (mga inapo) ay bumalik mula sa Babilonya noong 537 B.C.E. at ang ilan sa mga ito, kung hindi man lahat, ay naglingkod bilang mga tagapangasiwa may kaugnayan sa muling pagtatayo ng templo. (Ezr 2:1, 2, 40; 3:9) Si Hodavias ay tinatawag na Juda sa Ezra 3:9 at Hodeva sa Nehemias 7:43.

**HODES** [Bagong Buwan]. Isa sa mga asawa ng Benjamitang si Saharaim.—1Cr 8:1, 8, 9.

**HODEVA.** Ninuno ng ilang Levita na kabilang sa mga bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya (Ne 7:6, 7, 43); isa pang anyo ng pangalang “Hodavias.”—Ezr 2:40; tingnan ang HODAVIAS Blg. 4.

**HODIAS** [Ang Dangal ay si Jah].

1. Isang lalaki na napangasawa ang kapatid ng isang Naham. Ang pangalan ay lumilitaw sa talaangkanan ni Juda.—1Cr 4:1, 19.

2. Isang Levita na tumulong kay Ezra sa pagpapaliwanag ng kautusan ni Jehova sa kongregasyon ng Israel na nagkakatipon sa tapat ng Pintuang-daan ng Tubig sa liwasan ng Jerusalem, at maliwanag na isa rin sa mga nanawagan sa mga anak ni Israel na pagpalain si Jehova at ang Kaniyang maluwalhating pangalan at pagkatapos ay sinariwa sa

kanilang alaala ang mga pakikitungo ng Diyos sa Kaniyang bayan. (Ne 8:1, 5, 7; 9:5) Maaaring ang Hodias na ito ay siya ring alinman sa Blg. 3 o 4.

3, 4. Ang pangalan ng dalawang Levita na ang mga inapo, kung hindi man sila mismo, ay nagpatotoo sa kontrata ng pagtatapat sa pamamagitan ng tatak noong panahon ng pagkagobernador ni Nehemias. Kung personal nilang ginawa ang pagtatatak, maaaring isa sa kanila ay ang Blg. 2.—Ne 9:38; 10:1, 9, 10, 13.

5. Isa sa "mga ulo ng bayan" na ang mga inapo, kung hindi man siya mismo, ay nagpatotoo sa kontrata ng pagtatapat noong mga araw ni Nehemias. —Ne 10:1, 14, 18.

**HOGLA.** Ang ikatlo sa nakatalang limang anak na babae ni Zelopehad. Yamang ang kaniyang ama ay hindi nagkaroon ng mga anak na lalaki, ang mana nito ay hinati-hati sa limang anak na babae sa kundisyon na mag-aasawa sila sa loob ng sarili nilang tribo ni Manases, upang "ang kanilang mana ay manatiling nasa tribo ng pamilya ng kanilang ama" at hindi "magpapalipat-lipat sa tribo at tribo." —Bil 36:1-12; 26:33; 27:1-11; Jos 17:3, 4.

**HOHAM.** Hari ng Hebron; isa sa limang hari na umahon upang makipagdigma laban sa Gibeon sapagkat nakipagpayapaan ito kay Josue at sa mga Israelita. Natalo ang limang haring ito nang saklolohan ni Josue ang mga Gibeonita. Matapos silang patayin, ibinitin sila sa mga tulos hanggang sa kinagabihan at pagkatapos ay inihagis sa isang yungib. —Jos 10:1-27.

**HOLON** [Dako ng Buhangin].

1. Isang lunsod sa bulubunduking pook ng Juda. Nakaatas ito sa makasaserdoteng mga Kohatita (Jos 15:21, 48, 51; 21:9-19) at lumilitaw na tinatawag na Hilen sa 1 Cronica 6:58. Ipinapalagay na ang Holon ng Juda ay ang Khirbet 'Illin (Horvat 'Illit), na mga 17 km (11 mi) sa HHK ng Hebron.

2. Isang Moabitang lunsod ng talampas, o "kapatagan," sa S ng Jordan. Binanggit ito kasama ng iba pang mga lunsod sa isang kapahayagan laban sa Moab. (Jer 48:21) Hindi alam kung saan ang eksaktong lokasyon nito sa ngayon.

**HOMAM.** Anak ng Horitang si Shik Lotan; siya rin si Hemam.—Gen 36:20-22; 1Cr 1:39; tingnan ang HEMAM.

**HOMER.** Isang panukat ng tuyong bagay na katumbas ng kor at katumbas din ng sampung bat o sampung epa. (Eze 45:11, 14) Batay sa tinatayang dami ng takal na bat, ang epa ay tinutuos na 22 L (20 tuyong qt). Sa gayon, ang homer ay katumbas ng 220 L (200 tuyong qt). (Os 3:2) Sa ilang, nagtipon ang sakim na mga Israelita ng napakaraming pugo, na makahimalang inilaan, anupat "ang nanguha ng pinakakaunti ay nakapagtipon ng sampung homer" (2,200 L; 2,000 tuyong qt; 62 *bushel*). (Bil 11:32) Binabanggit din ng Kasulatan ang homer bilang panukat ng sebada, binhi, at trigo.—Lev 27:16; Isa 5:10; Eze 45:13.

**HOPNI** [mula sa Ehipsiyo, nangangahulugang "Butete"]. Isa sa mga anak ng mataas na saserdoteng si Eli. Si Hopni at ang kaniyang kapatid na si Pinehas ay "mga walang-kabuluhang lalaki," na nagkasala ng kawalang-galang sa mga bagay na sagrado at ng malubhang imoralidad. (1Sa 1:3; 2:12-17, 22-25) Dahil sa kawalang-katapatan ni Hopni habang naglilingkod bilang saserdote sa santuwaryo ni Jehova, hinatulan siya ni Jehova ng kamatayan, na sumapit sa kaniya noong panahong mabihag ng mga Filisteo ang sagradong Kaban.—1Sa 2:34; 4:4, 11, 17; tingnan ang PINEHAS Blg. 2.

**HOPRA** [mula sa Ehipsiyo, nangangahulugang "Ang Puso ni Ra [ang diyos-araw] ay Namamalagi"]. Sa Griegong *Septuagint* (Jer 51:30, katumbas ng 44:30 sa karamihan sa mga salin) ay tinatawag siyang *Ou·a·phre′.* Si Paraon Hopra ay tinatawag na Apries ni Herodotus. Pinaniniwalaang naghari si Hopra nang 19 na taon. Gayunman, ayon kay Herodotus (II, 161), naghari siya nang 25 taon.

Matapos tumakas ang mga Judio patungong Ehipto noong 607 B.C.E., sinabi ni Jehova sa pamamagitan ng bibig ni Jeremias: "Narito, ibibigay ko si Paraon Hopra, na hari ng Ehipto, sa kamay ng kaniyang mga kaaway at sa kamay niyaong mga naghahanap sa kaniyang kaluluwa." (Jer 44:1, 26, 30) Ito ay magiging isang tanda ng napipintong kapahamakan na sasapit sa mga Judiong naninirahan sa Ehipto. (Jer 44:29) Ayon kay Herodotus (II, 161-169), nagsagawa si Hopra (Apries) ng isang kapahapahamak na ekspedisyon sa Cirene upang tulungan ang mga taga-Libya laban sa mga Griego noong ikaanim na siglo B.C.E. Ang mga hukbo ni Hopra ay naghimagsik laban sa kaniya at itinalaga si Ahmose II (Amasis) bilang karibal na hari. Gayunpaman, lubhang mapagmataas si Hopra anupat "inakalang kahit isang diyos ay hindi makapagpapatalsik sa kaniya mula sa kaniyang trono." Gayunman, siya ay dinalang bilanggo at nang dakong huli ay pinatay sa pamamagitan ng pagbigti.

**HOR** [Sa Heb., *Hor ha·har′,* "Hor na Bundok"].

1. Ang bundok na malapit sa Mosera sa hangganan ng Edom. Dito namatay si Aaron noong malapit nang pumasok ang Israel sa Lupang Pangako. Samantalang nakamasid ang kapulungan ng Israel, umakyat sina Aaron, Moises, at ang anak ni Aaron

na si Eleazar sa Bundok Hor. Sa taluktok ng bundok, inalis ni Moises ang pansaserdoteng mga kasuutan ni Aaron at ibinihis niya ang mga iyon kay Eleazar. Pagkatapos nito, namatay si Aaron, at malamang na doon siya inilibing nina Moises at Eleazar.—Bil 20:22-29; Deu 32:50; ihambing ang Deu 10:6.

Ayon sa istoryador na si Josephus, ang Bundok Hor ay isa sa matataas na bundok na nakapalibot sa Edomitang lunsod ng Petra. (*Jewish Antiquities,* IV, 82, 83 [iv, 7]) Ayon sa tradisyon, iniuugnay ito sa Jebel Harun (na nangangahulugang "Bundok ni Aaron"). Ang Jebel Harun ay isang bundok ng pulang batong-buhangin, na may dalawang taluktok at may taas na mga 1,460 m (4,790 piye). Wala pa itong 5 km (3 mi) sa KTK ng Petra. Gayunman, waring hindi tumutugma ang Jebel Harun sa sinasabi ng Bibliya na mula sa Kades (Kades-barnea) ang Israel ay dumating sa Bundok Hor "sa hanggahan ng lupain ng Edom." (Bil 33:37-39, 41) Ang Jebel Harun ay wala sa hanggahan ng Edom, kundi nasa loob ng lupaing iyon. Kaya, kung nakarating ang Israel sa tradisyonal na lugar na ito, mangangahulugan iyon na pumasok sila sa teritoryo ng Edom. Ngunit imposible ito, dahil bago nito ang mga Israelita ay hindi pinahintulutang dumaan sa Edom. (Bil 20:14-22; Deu 2:5-8) Kaya naman, bilang posibleng lokasyon, pinapaboran ng maraming iskolar ang nagsosolo at matarik na bundok ng puting yeso, ang Jebel Madurah (Har Zin [Hor Ha Har]), na mga 40 km (25 mi) sa TK ng Dagat na Patay, at mga 60 km (37 mi) sa SHS ng Kades.

2. Isang bundok na nagsilbing hilagaang hangganan ng Canaan. (Bil 34:7, 8) Hindi matukoy nang tiyakan ang pagkakakilanlan nito. Naniniwala ang ilang iskolar na ang Bundok Hor (sa Heb., *Hor hahar′*) na ito at ang Bundok Hermon ay iisa. Ipinapalagay naman ng iba na maaaring tumutukoy ito sa Kabundukan ng Lebanon o sa isang mataas na taluktok sa kabundukang iyon.

**HORAM.** Hari ng Gezer; isa sa 31 hari na tinalo ng mga Israelita sa ilalim ng pangunguna ni Josue noong panahon ng kanilang pananakop sa Lupang Pangako. Si Horam at ang kaniyang buong hukbo ay napatay nang saklolohan nila ang Lakis noong panahon ng kampanya ni Josue laban sa lunsod na iyon.—Jos 10:33; 12:7, 8, 12, 24.

**HOREB** [Tuyo; Tiwangwang]. Ang "bundok ng tunay na Diyos." Lumilitaw na ito rin ang Bundok Sinai. (1Ha 19:8; Exo 33:6) Gayunman, kadalasan, ang Horeb ay waring tumutukoy sa bulubunduking rehiyon sa palibot ng Bundok Sinai, na tinatawag na Ilang ng Sinai.—Deu 1:6, 19; 4:10, 15; 5:2; 9:8; 18:16; 29:1; 1Ha 8:9; 2Cr 5:10; Aw 106:19; Mal 4:4; ihambing ang Exo 3:1, 2; Gaw 7:30; tingnan ang SINAI Blg. 1 at 2.

Sa Horeb, nagpakita ang anghel ni Jehova kay Moises sa gitna ng nagniningas na tinikang-palumpong, anupat inutusan siyang akayin ang Israel papalabas ng Ehipto. (Exo 3:1-15) Nang maglaon, habang nasa Repidim, ang pinalayang mga Israelita ay nagreklamo dahil sa wala silang tubig na maiinom. Kaya, sa utos ni Jehova, si Moises at ang ilang matatandang lalaki ng Israel ay pumaroon sa isang bato sa Horeb, maliwanag na ang bulubunduking rehiyon ng Horeb, at hinampas ni Moises ng kaniyang tungkod ang bato. Makahimalang lumabas ang tubig mula sa batong ito. (Exo 17:1-6; ihambing ang Aw 105:41.) Pagkalipas ng maraming siglo, ang propetang si Elias ay tumakas mula sa mapaghiganting si Reyna Jezebel patungong Horeb, anupat dumaan siya sa Beer-sheba.—1Ha 19:2-8.

**HOREM** [posible, Maliit na Biyak na Bato]. Isang nakukutaang lunsod ng Neptali. (Jos 19:35, 38, 39) Hindi alam sa ngayon kung saan ang lokasyon nito.

**HORES** [Makahoy na Dako]. Isang lugar sa Ilang ng Zip kung saan nagtago si David mula kay Saul. Dito rin kinilala ni Jonatan si David bilang susunod na hari ng Israel, at ang dalawa ay "nagtibay ng isang tipan" ng pagsuporta sa isa't isa. (1Sa 23:15-19) Ipinapalagay na ang Hores ay ang makabagong-panahong Khirbet Khoreisa, na mga 9 na km (5.5 mi) sa TTS ng Hebron.

**HOR-HAGIDGAD.** Isang lugar na pinagkampuhan ng mga Israelita sa ilang. Gaya ng tinalakay sa ilalim ng pamagat na BENE-JAAKAN, waring ipinahihiwatig ng paghahambing ng Bilang 33:31-33 sa Deuteronomio 10:6, 7 na makalawang ulit na dumaan sa rehiyong ito ang mga Israelita, anupat ang Hor-hagidgad ay tinawag na "Gudgoda" sa mas huling paglalakbay. (Tingnan ang GUDGODA.) Hindi matukoy nang may katiyakan kung saan ang eksaktong lokasyon nito. Gayunman, walang-katiyakang iniuugnay ng karamihan sa mga iskolar ang Hor-hagidgad (Gudgoda) sa isang lugar sa Wadi Khadakhid, na mga 65 km (40 mi) sa HHK ng Gulpo ng ʽAqaba.

**HORI.**

1. Isang inapo ni Seir na Horita sa pamamagitan ni Lotan.—Gen 36:20-22; 1Cr 1:39.

2. Isang Simeonita na ang anak na si Sapat ay isa sa 12 tiktik na isinugo ni Moises mula sa Ilang ng Paran.—Bil 13:2, 3, 5.

**HORITA.** Isang bayan na tumatahan sa mga bundok ng Seir noong panahon ng mga patriyarka. Tinatawag sila sa Bibliya na "mga anak ni Seir na

Horita." (Gen 36:20, 21, 29, 30) 'Itinaboy sila ng mga Edomita at nilipol sila mula sa harap nila at tumahang kahalili nila.'—Deu 2:12, 22.

Sa Genesis 36:2, sa tekstong Masoretiko, ang lolo ng isa sa mga asawa ni Esau ay tinatawag na "Zibeon na Hivita." Gayunman, sa talata 20 at 24, ipinakikita siya bilang isang inapo ni Seir na Horita. Ang "Horita" ay maaaring nangangahulugan lamang ng "tumatahan sa yungib," mula sa Hebreo na *chor* ("butas"). Dahil dito, si Zibeon ay magiging isang Hivita na tumatahan sa yungib.

Sa Josue 9:7, tinatawag ng Griegong *Septuagint* ang mga Gibeonita na "Chorreano" (mga Horita) sa halip na "mga Hivita," ngunit lumilitaw na ito ay isang pagkakamali, sa dahilang ang mga Gibeonita ay kabilang sa isa sa pitong bansang Canaanita na itinalaga sa pagkapuksa (hindi kabilang ang mga Horita). Ang nasa tekstong Masoretiko ay "mga Hivita."—Jos 9:22-27; Deu 7:1, 2.

**Mga Hurriano.** Maraming makabagong iskolar ngayon ang naniniwala na ang mga Horita sa katunayan ay isang bayan na tinatawag nilang mga Hurriano. Ang konklusyong ito ay nakasalig pangunahin na sa pagkakahawig ng wika, partikular na sa pagkakahawig ng mga pangalang pantangi sa sinaunang mga tapyas na natuklasan nitong kalilipas na mga panahon sa isang malawak na lugar na umaabot mula sa makabagong Turkey hanggang sa Sirya at Palestina. Kaya ipinapalagay nila na ang "mga Hurriano" ay tinawag na mga Horita. Ngunit pansinin ang mga komento ni E. A. Speiser sa *The World History of the Jewish People* (1964, Tomo 1, p. 159). Una ay iniharap niya ang argumentong ito:

"Ang mga Jebusita rin sa Bibliya ay mga Hurriano talaga. Nagmula sila sa banyagang angkan (Huk. 19:12), isang paglalarawang pinatutunayan ng Jebusitang personal na pangalang *Awarnah* (II Sam. 24:16, *K^ethib*). Noong ika-14 na siglo, ang isang tagapamahala ng Jerusalem o Jebus, ay may pangalan na nagtataglay ng tunay na Hurrianong elemento na *Hepa.* Kaya naman, kapuwa ang mga Jebusita at mga Hivita—dalawa sa itinampok na mga bansang umiral bago ang panahon ng mga Israelita—ay mga subdibisyon lamang ng malawak na grupong Hurriano." Ngunit pagkatapos ay isinusog niya:

"Gayunman, kailangan ngayong baguhin ang isang mahalagang punto sa nabanggit na konklusyon. Hindi naililihis ng kinakailangang pagbabago ang kalagayan ng lokal na mga Hurriano noong sinaunang mga panahon ng Bibliya; ngunit naaapektuhan nito ang kaagad na pag-uugnay ng mga Hurriano sa mga Horita. . . . Walang anumang arkeolohikal na katibayan ng Hurrianong pamayanan sa Edom o sa Transjordan. Sa gayon, ang terminong *Hori* sa Bibliya—katulad ng kaso ng terminong Cus—ay malamang na ginamit noon upang tumukoy sa dalawang magkaiba at dimagkaugnay na kahulugan."

Samakatuwid, bagaman gustong gamitin ng mga iskolar ang isang pangalan na hindi masusumpungan sa Bibliya upang tumukoy sa mga taong nakapangalat na sinasabi nilang kinabibilangan ng mga Horita, mga Hivita, at mga Jebusita, inaamin nila, bilang halimbawa, na walang katibayan ng Hurrianong populasyon sa Edom, kung saan nanahanan ang mga Horita ng Bibliya. Kung gayon, nang tawagin sa Bibliya na "mga Horita" ang mga tumatahan sa Seir na nabuhay bago ang panahon ng mga Edomita, maliwanag na ang pangalang ito ay tumutukoy lamang sa grupong iyon na nasa Seir.

**HORMA** [Pagtatalaga sa Pagkapuksa]. Isang lunsod sa timugang bahagi ng teritoryo ng Juda. (1Cr 4:30) Gayunman, posibleng ang pangalang ito ay ginamit din upang tumukoy sa isang lugar o isang rehiyon.

Pagkabalik ng 12 Israelitang tiktik sa Kades (Bil 13:26), ang mga Israelita ay tumangging sumalakay sa Canaan. Pagkatapos, nang tuligsain ni Jehova ang kanilang mapaghimagsik na saloobin at kawalan ng pananampalataya, nagpasiya silang sumalakay nang salungat sa mga tagubilin niya. Sila'y "maagang bumangon sa kinaumagahan" upang pumaroon sa lugar na binanggit ni Jehova. Ayon sa ulat, sinikap nilang "umahon sa taluktok ng bundok." (Bil 14:40) Gayunman, nang sabihin nila na sila'y aahon sa "dako na binanggit ni Jehova," maaaring hindi isang partikular na bundok ang tinutukoy nila kundi ang "bulubunduking pook ng mga Amorita" na binanggit ni Moises nang muli niyang ilahad ang mga pangyayaring ito. (Deu 1:19-21, 41-43) Hindi ipinakikita ng ulat kung gaano kalayo ang nilakbay nila, ni espesipiko man nitong binabanggit kung ang mga pangyayaring ito ay naganap sa loob ng iisang araw o hindi. Ngunit, waring ipinakikita ng teksto na ang mga ito'y naganap sa loob lamang ng maikling yugto ng panahon.

Anuman ang naging kalagayan, ipinakikita ng ulat na ang mga Israelita ay sinalubong ng mga Amalekita at mga Canaanita (sa Deu 1:44, "mga Amorita," isang terminong ginagamit upang tukuyin ang taong-bayan ng Canaan sa pangkalahatan; ihambing ang Gen 48:22; Jos 24:15), at tinalo sila ng mga ito, anupat pinangalat sila "hanggang sa Horma." (Bil 14:45) Sa ulat ng Deuteronomio 1:44, sinasabi na sila'y pinangalat "sa Seir hanggang sa Horma." Ang Seir ay teritoryo ng mga Edomita, at waring ang pamumuno nila noon ay umabot sa K ng Wadi Arabah hanggang sa rehiyon ng Negeb. (Ihambing ang Bil 20:14, 16; Jos 11:17.)

Pagkatapos ng pagkatalong ito, ang mga Israelita ay bumalik sa Kades.—Deu 1:45, 46.

Palibhasa'y tapos na ang panahon ng kanilang pagpapagala-gala, muling humayo ang mga Israelita patungong Canaan. Sinalakay naman sila ng Canaanitang hari ng Arad. (Tingnan ang ARAD Blg. 2.) Muli, hindi natin alam kung gaano kalayo sa T ang nilakbay ng hari ng Arad bago niya nakasagupa ang mga Israelita. Gayunman, ang mga Israelita, pagkatapos manata kay Jehova, ay nagtagumpay laban sa haring ito at 'kanilang itinalaga ang kaniyang mga lunsod sa pagkapuksa.' Pagkatapos nito ay pinangalanan nilang "Horma" ang lugar na iyon. (Bil 21:1-3; tingnan ang NAKATALAGANG BAGAY.) Sa naunang ulat ng tagumpay ng mga Canaanita laban sa Israel, ginamit ni Moises ang pangalang ito. Malamang ay balak niyang tukuyin itong muli sa ulat upang ipakita ang pinagmulan ng pangalan. (Bil 14:45) Gayunman, nang panahong iyon ang mga Israelita ay hindi nanahanan sa rehiyong ito. Sila'y lumibot sa Edom, nagtungo sa H, at sa wakas ay pumasok sa Canaan sa pamamagitan ng pagtawid sa Jordan sa H ng Dagat na Patay.—Bil 21:4; 22:1.

Sa Josue 12:14 "ang hari ng Horma" ay katabi ng hari ng Arad sa talaan ng 31 hari na tinalo ni Josue. Ngunit waring hindi ito tumutukoy sa tagumpay ng Israel noong buháy pa si Moises at si Josue ang kumandante ng militar. Waring ang mga tagumpay na ito ay natamo ng Israel noong nakatawid na sila sa Jordan papasók sa Canaan. (Jos 12:7, 8) Bagaman ang tagumpay ni Josue laban sa hari ng Horma ay hindi espesipikong inilarawan, maaaring kasama ito sa binabanggit sa Josue 10:40-42. Mangangahulugan ito na matapos lisanin ng Israel ang rehiyon ng Horma upang lumibot sa lupain ng Edom, muling nanahanan sa teritoryong iyon ang mga Canaanita. Bagaman ipinakikita ng ulat na tinalo ni Josue ang hari ng Horma, hindi nito sinasabi na nanirahan sa lunsod ng Horma ang mga Israelita.—Ihambing ang nangyari sa Gezer sa Jos 12:12; Huk 1:29.

Ang lunsod na ito ay kasama sa talaan ng mga bayan na nasa "dulo ng tribo ng mga anak ni Juda tungo sa hangganan ng Edom sa timog." (Jos 15:21, 30) Gayunman, iniatas ito sa tribo ni Simeon bilang isang "nakapaloob" na lunsod sa teritoryo ng Juda. (Jos 19:1, 2, 4; ihambing ang 16:9.) Yamang ang sinasabi lamang ng ulat ay tinalo ni Josue ang hari ng Horma (at wala itong binabanggit na binihag niya ang lunsod), nang maglaon, ang mga tribo nina Juda at Simeon ay nagsanib-puwersa upang 'saktan ang mga Canaanita na nananahanan sa Zepat at italaga iyon sa pagkapuksa. Kaya ang pangalan ng lunsod ay tinawag na Horma.' (Huk 1:17) Nang pangalanan nila ang lunsod, maaaring pinagtibay o inulit lamang nila ang pangalang ibinigay rito noong una. Itinuturing ng ilan na ang pangalang Horma noong panahon ni Moises ay tumutukoy sa buong distrito o rehiyon sa halip na sa lunsod lamang ng Zepat. Mangangahulugan ito na ang buong distrito ay nasa ilalim ng pagbabawal, o nakatalaga sa pagkapuksa, kailanman isasakatuparan ang pagpuksang iyon. —Ihambing ang *Commentary on the Old Testament,* ni C. F. Keil at F. Delitzsch, 1973, Tomo II, Joshua, Judges, Ruth, p. 256; tingnan ang ZEPAT.

Hindi tiyak kung saan ang lokasyon ng Horma. Iba't ibang lugar ang iminumungkahi para rito. Gayunman, ang mga lugar na iyon ay pawang mahigit na 60 km (37 mi) sa H ng Kades-barnea, kung saan nagmula ang mga Israelita noong humayo sila nang 'maaga sa kinaumagahan.' (Bil 14:40) Gayundin, ayon sa ulat, sa Horma nangalat ang mga Israelita nang matalo sila, at maliwanag na sila'y tumakas pabalik sa Kades. Kaya naman, ang iminumungkahing mga lokasyon na napakalayo sa dakong H ay waring hindi tumutugma sa ulat ng Bibliya.

Noong panahon ni David, ang Horma ay isa pa ring lunsod ng mga Simeonita. Gayunpaman, isa ito sa mga lugar na pinuntahan niya habang siya'y isang takas. Kasama rin ito sa mga lunsod na pinadalhan niya ng mga kaloob nang maglaon.—1Sa 30:26-31; 1Cr 4:24, 28-31.

**HORONAIM** [posible, Dalawang Butas [samakatuwid nga, mga yungib]]. Isang lugar sa Moab na kabilang sa mga pinagtuunan ng kahatulan ni Jehova. (Isa 15:1, 5; Jer 48:1, 3, 5, 34) Hindi tiyak kung saan ang eksaktong lokasyon nito. Gayunman, dahil sa posibleng kahulugan ng pangalang ito, walang-katiyakang iniuugnay ng ilan ang Horonaim sa el-'Iraq (nangangahulugang "Yungib"), na nasa mga 490 m (1,600 piye) ang kababaan sa talampas ng Moab at mga 18 km (11 mi) sa S ng timugang dulo ng Dagat na Patay. Maaaring ang Horonaim din ang "Hauronen" na binanggit sa Batong Moabita na kinuha ni Mesa na hari ng Moab sa pagbabaka.

**HORONITA** [Ng (Mula sa) Bet-horon o Horonaim]. Katawagang ikinapit kay Sanbalat. Isa siya sa mga lalaking sumalansang sa gawain ni Nehemias. (Ne 2:10, 19) Ipinapalagay ng ilang iskolar na maaaring si Sanbalat ay mula sa Moabitang lunsod ng Horonaim. (Isa 15:5; Jer 48:3) Upang suportahan ito, itinatawag-pansin nila na si Sanbalat ay binanggit kasama ni Tobia na Ammonita at ni Gesem na Arabe. Ngunit ang pangmalas na karaniwang pinapaboran ay na ang "Horonita" ay malamang na nangangahulugang isang katutubo ng, o naninirahan sa, Bet-horon. Ang Mataas at Mababang Bet-horon ay parehong nasa teritoryo na orihinal na nakaatas sa Efraim.—Jos 16:1, 3, 5.

**HOSA.**

1. Isang Meraritang bantay ng pintuang-daan para sa tolda na pinaglagyan ni David ng kaban ng tipan. (1Cr 16:1, 37, 38) Siya at ang kaniyang mga anak ang bumuo sa isang pangkat ng mga bantay ng pintuang-daan na naatasan sa Pintuang-daan ng Saleket sa K ng santuwaryo.—1Cr 26:10-19.

2. Isang lunsod sa Aser at lumilitaw na malapit sa Tiro, ngunit wala nang ibang pagkakakilanlan maliban dito.—Jos 19:24, 29, 30.

**HOSAIAS** [Iniligtas ni Jah; Si Jah ay Nagligtas].

1. Ama ni Jezanias o Azarias, na kapanahon ng propetang si Jeremias. (Jer 42:1, 2; 43:2) Sa Griegong *Septuagint* ay lumilitaw ang pangalang Azarias sa halip na Jezanias sa Jeremias 42:1.

2. Lumilitaw na isang prinsipe ng Juda na nakibahagi sa prusisyong isinaayos ni Nehemias sa pagpapasinaya ng pader ng Jerusalem.—Ne 12:31, 32.

**HOSAMA** [posibleng pinaikling anyo ng pangalang Jehosama, nangangahulugang "Narinig (Pinakinggan) ni Jehova"]. Isa sa pitong anak na ipinanganak kay Haring Jehoiakin (Jeconias) habang nasa pagkatapon sa Babilonya.—1Cr 3:17, 18.

**HOSEA** [pinaikling anyo ng Hosaias].

1. Isa sa 12 na isinugo ni Moises upang tiktikan ang Lupang Pangako noong 1512 B.C.E.; anak ni Nun na mula sa tribo ni Efraim. Ngunit mas pinili ni Moises na tawagin itong Jehosua, nangangahulugang "Si Jehova ay Kaligtasan." (Bil 13:8, 16) Sa Griego, ang katumbas ng pangalang ito sa *Septuagint* ay binabasa na *I·e·sous′* (Jesus). Bilang kahalili ni Moises, karaniwan siyang tinatawag sa pinaikling anyong Hebreo na "Josue."—Jos 1:1.

2. Ang prinsipe sa tribo ni Efraim noong panahon ng paghahari ni David; anak ni Azazias.—1Cr 27:20, 22.

3. Ang baybay sa Hebreo ng Oseas, isang propeta ni Jehova, na nabuhay mula noong ikasiyam hanggang ikawalong siglo B.C.E. noong panahon ng mga paghahari ng mga hari ng Juda na sina Uzias, Jotam, Ahaz, at Hezekias.—Os 1:1; tingnan ang OSEAS.

4. Huling hari ng hilagang kaharian ng Israel, na sumapit sa kawakasan nito noong 740 B.C.E.; anak ni Elah. Ginawa niya ang masama sa paningin ni Jehova, gayunma'y hindi sa antas na kasinsama ng ginawa ng kaniyang mga hinalinhan. (2Ha 17:1, 2) Walang karapatan si Hosea na manahin ang trono, ni tumanggap man siya ng pantanging pagpapahid mula sa Diyos upang maging hari. Sa halip, naagaw niya ang trono dahil sa pakikipagsabuwatan laban kay Haring Peka at sa pagpaslang dito. Sinasabi sa 2 Hari 15:30 na pinatay ni Hosea si Peka at "nagsimula siyang maghari bilang kahalili niya nang ikadalawampung taon ni Jotam." Yamang 16 na taon lamang ang itinuturing na ipinaghari ng Judeanong si Haring Jotam (2Ha 15:32, 33; 2Cr 27:1, 8), maaaring tumutukoy ito sa ika-20 taon mula nang maghari si Jotam, na siya namang ikaapat na taon ng paghahari ng kahalili ni Jotam na si Ahaz.—Tingnan ang JOTAM Blg. 3.

Gayunman, lumilitaw na si Hosea ay hindi lubusang kinilala bilang hari ng Israel kundi pagkalipas pa ng ilang panahon. Sinasabi ng 2 Hari 17:1 na, noong ika-12 taon ni Ahaz, si Hosea "ay naging hari ng Israel sa Samaria sa loob ng siyam na taon." Kaya maaaring noong panahong iyon ay lubusan nang nakontrol ni Hosea ang Israel mula sa Samaria. Malamang na nakatulong sa kaniya noon ang suporta ng Asirya, sapagkat inaangkin ng mga rekord ng Asiryanong si Haring Tiglat-pileser III na iniluklok niya sa trono si Hosea.—Tingnan ang tsart na "Tampok na mga Petsa Noong Kapanahunan ng mga Hari ng Juda at ng Israel" sa artikulong KRONOLOHIYA.

Pinilit ni Salmaneser V, kahalili ni Tiglat-pileser III, na magbayad ng tributo si Hosea, ngunit dinagtagal ay nagsugo ng mga mensahero si Hosea kay So na hari ng Ehipto upang hingan ito ng tulong, at pagkatapos ay itinigil niya ang pagbabayad ng tributo sa mga Asiryano. Nang malaman ni Salmaneser V ang lihim na sabuwatang ito, inilagay niya si Hosea sa bahay-kulungan at kinubkob ang Samaria. Noong 740 B.C.E., pagkatapos ng tatlong-taóng pagkubkob, bumagsak ang lunsod, dinala sa pagkatapon ang mga tumatahan doon, at sumapit sa kawakasan nito ang sampung-tribong kaharian ng Israel.—2Ha 17:3-6.

5. Isa sa mga ulo ng bayan na ang inapo, kung hindi man siya mismo, ay sumang-ayon sa panukala ng mga Levita ukol sa isang mapagkakatiwalaang kaayusan noong panahon ni Nehemias.—Ne 9:5, 38; 10:1, 14, 23.

**HOTAM** [Pantatak; Singsing na Pantatak].

1. Anak ni Heber na mula sa tribo ni Aser (1Cr 7:30-32); malamang na siya rin ang Helem na binanggit sa 1 Cronica 7:35.

2. Isang Aroerita na ang mga anak na sina Shama at Jeiel ay nakatalang kabilang sa makapangyarihang mga lalaki ng mga hukbong militar ni David.—1Cr 11:26, 44.

**HOTIR** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "labis-labis pa; pag-apaw"]. Isa sa 14 na anak ni Heman na naglingkod sa ilalim ng pangangasiwa ng kanilang ama bilang mga manunugtog sa santuwaryo. Noong panahon ni David, si Hotir at ang kaniyang mga anak at mga kapatid ang bumuo sa ika-21 sa 24 na pangkat na naglilingkod na mga manunugtog.—1Cr 25:1, 4-6, 28.

nagtataglay ng kaniyang pangalan kundi maliwanag na pati ang isang aklat ng kasaysayan, ang mga pangyayari kay Haring Uzias, na tiyak na naging bahagi ng opisyal na mga rekord ng bansa. (2Cr 26:22) Dahil sa tapat na pagsasagawa ni Isaias ng gawaing panghuhula na iniatas ni Jehova, nagkaroon siya ng malaking impluwensiya sa kasaysayan ng bansa, lalo na bilang resulta ng kaniyang pagpapayo at pagpatnubay sa matuwid na si Haring Hezekias. Gayundin, marami sa mga hula ni Isaias ang may mas malaking katuparan sa Mesiyas at sa Kaharian nito. Ang aklat ni Isaias ay maraming beses na sinipi o tinukoy sa Kristiyanong Griegong Kasulatan. Sa maraming pagkakataon, ikinakapit ng mga Kristiyanong manunulat ang mga hula ni Isaias kay Jesu-Kristo o binabanggit nila ang katuparan ng kaniyang mga hula sa kanilang panahon.

**ISAIAS, AKLAT NG.** Dinadakila ng aklat ng Isaias si Jehova sa katangi-tanging paraan bilang "ang Banal ng Israel," anupat ikinakapit sa kaniya ang pananalitang ito nang may kabuuang 25 ulit. Gayundin, buong-linaw nitong itinatawag-pansin ang Mesiyas, o ang Pinahiran, ni Jehova na sa pamamagitan niya'y matatamo ng bayan ng Diyos ang kaligtasan.

Sa kauna-unahang talata ng aklat ng Isaias, binabanggit na ang nilalaman nito ay "pangitain ni Isaias na anak ni Amoz na nakita niya may kinalaman sa Juda at sa Jerusalem." Kaya bagaman ang aklat ay naglalaman ng makahulang mga pananalita may kinalaman sa maraming bansa, hindi dapat malasin ang mga ito bilang isang koleksiyon ng di-magkakaugnay na mga kapahayagan may kinalaman sa mga bansang iyon. Sa halip, ang mga ito ay sunud-sunod na mga hula na tuwirang nakaapekto sa Juda at Jerusalem.

**Tagpo sa Kasaysayan.** Sinasabi sa atin ng Isaias 1:1 na nakita ni Isaias ang mga bagay na ito sa pangitain noong mga araw nina Uzias, Jotam, Ahaz, at Hezekias, mga hari ng Juda. Ito'y isang yugto ng matinding internasyonal na tensiyon at isang panahon kung kailan ang mga saloobing nauugnay sa huwad na relihiyon ay nakaapekto nang malaki sa mga tao ng Juda. Noong bandang pasimula ng gawain ni Isaias, si Haring Uzias ay namatay na isang ketongin dahil may-kapangahasan niyang ginampanan ang tungkulin ng saserdote. (2Cr 26:16, 19-21) Iniuulat na noong panahon ng paghahari ng anak ni Uzias na si Jotam, bagaman ginawa ng haring ito ang tama, 'ang bayan ay gumagawi pa rin nang kapaha-pahamak.'—2Cr 27:2; 2Ha 15:34.

Sinundan naman siya ni Haring Ahaz, na sa loob ng 16 na taon ay nagpakita ng masamang halimbawa sa bansa, anupat nagsagawa ng pagsamba kay Baal lakip ang mga ritwal nito ng paghahain ng tao. Umiiral noon ang "malaking kawalang-katapatan kay Jehova." (2Cr 28:1-4, 19) Noong panahong iyon, kinubkob ng magkaalyadong mga hari ng Sirya at Israel ang Jerusalem. Kaya naman si Ahaz, bilang pagwawalang-bahala sa payo ni Isaias na propeta, ay nagsugo kay Tiglat-pileser III, ang hari ng Asirya, para humingi ng tulong na pangmilitar. (2Ha 16:5-8; Isa 7:1-12) Sa gayon ay 'laman ang ginawa ni Ahaz na kaniyang bisig, anupat tumalikod kay Jehova ang kaniyang puso.' (Jer 17:5) Sumang-ayon ang Asirya na makipag-alyansa, ngunit, sabihin pa, pangunahin itong interesado sa pagpapalawak ng sarili nitong kapangyarihan. Nabihag ng hukbong Asiryano ang Damasco ng Sirya at lumilitaw na dinala nito sa pagkatapon ang mga mamamayan ng apostatang Israel na naninirahan sa S ng Jordan. —1Cr 5:26.

Sa kalaunan, nang hindi magbayad ng tributo ang Samaria, kinubkob din iyon at ang mga tumatahan doon ay ipinatapon. (2Ha 16:9; 17:4-6; 18:9-12) Sa gayon ay nagwakas ang sampung-tribong kaharian at naiwan ang Juda na napalilibutan ng mga bansang Gentil. Nang maglaon, ipinagpatuloy ng mga tagapamahalang Asiryano ang mga operasyong militar sa K, anupat sinalakay ang mga lunsod ng Juda at ng nakapalibot na mga bansa. Hiningi pa nga ni Senakerib ang pagsuko ng Jerusalem. Ngunit nagbago na ang situwasyon doon sa ilalim ng paghahari ni Hezekias. Nagtiwala si Hezekias kay Jehova, at sumakaniya si Jehova.—2Ha 18:5-7; Isa kab 36, 37.

Sinimulan ni Isaias ang paglilingkod niya bilang propeta noong panahon ng paghahari ni Uzias, na nagsimulang mamahala noong 829 B.C.E., at nagpatuloy siya bilang propeta hanggang noong panahon ng paghahari ni Hezekias, na natapos noong mga 717 B.C.E. Tinutukoy ng Isaias, kabanata 6, talata 1, ang 'taon ng pagkamatay ni Haring Uzias' (mga 778 B.C.E.) bilang ang panahon kung kailan tinanggap ni Isaias ang atas mula kay Jehova na nakatala sa kabanatang iyon, bagaman posible na itinala niya ang naunang impormasyon bago pa ang panahong iyon. Binabanggit naman ng kabanata 36, talata 1 ang "ikalabing-apat na taon ni Haring Hezekias" (732 B.C.E.), nang si Senakerib ay magpadala ng isang hukbo laban sa Jerusalem at pagkatapos ay mapaurong. Bukod pa sa pag-uulat hinggil sa bantang pagkubkob at sa pagliligtas sa Jerusalem, inilahad ni Isaias ang pagbalik ni Senakerib sa Nineve at ang pagpaslang dito. (Isa 37:36-38) Kung ang kaunting makasaysayang impormasyong ito ay isinulat ni Isaias at hindi idinagdag ng ibang tao nang bandang huli, maaaring ipinakikita nito na humula si Isaias nang ilang panahon pa pagkatapos ng ika-14 na taon ni Hezekias. Waring ipinahihiwatig ng mga rekord ng kronolohiya ng Asirya at Babilonya (bagaman kuwestiyunable ang pagkamapananali-



*Ang Isaias 37:24–40:2 gaya ng lumilitaw sa Dead Sea Scroll. Ang tinutukoy ngayon na kabanata 40 ay ipinakikita rito na nagsisimula sa huling linya ng tudling kung saan nagtatapos ang kabanata 39*

gan ng mga ito) na si Senakerib ay namahala nang mga 20 taon pa pagkatapos ng kaniyang kampanya laban sa Jerusalem. Ang tradisyong Judio, na posible ring hindi mapananaligan, ay nagsasabing nilagari si Isaias sa utos ni Haring Manases. (Kung ito ang tinutukoy ni Pablo sa Hebreo 11:37, gaya ng pinaniniwalaan ng ilan, ay hindi pa napatutunayan.) —Isa 1:1.

Mayroon ding ilan pang mga pagtukoy na tumutulong upang mapetsahan ang nilalaman ng espesipikong mga bahagi ng aklat ng Isaias. Halimbawa, sinasabi sa kabanata 7, talata 1, na si Peka na hari ng Israel ay umahon laban sa Jerusalem upang makipagdigma noong mga araw ni Haring Ahaz. Bagaman namahala si Ahaz mula 761 hanggang 746 B.C.E., ang paghahari ni Peka ay nagwakas noong mga 758 B.C.E.; kaya malamang na ang insidente ay naganap bago ang taóng iyon. Karagdagan pa, batay sa Isaias 14:28, isang kapahayagan may kinalaman sa Filistia ang ibinigay "noong taóng mamatay si Haring Ahaz," na papatak ng 746 B.C.E. Ang mga pagtukoy na ito ay tumutulong upang malaman kung kailan naganap ang mga pangyayari sa aklat ng Isaias.

**Iisa ang Sumulat.** Iginigiit ng ilang kritiko ng Bibliya sa makabagong panahon na hindi lamang si Isaias ang sumulat ng aklat ng Isaias. Inaangkin ng ilan na ang mga kabanata 40 hanggang 66 ay isinulat ng isang di-kilalang tao na nabuhay humigit-kumulang noong pagtatapos ng pagkatapon ng mga Judio sa Babilonya. Ibinubukod ng ilang kritiko ang iba pang mga bahagi ng aklat, anupat ipinapalagay na malamang na hindi si Isaias ang sumulat ng mga iyon. Ngunit ang Bibliya mismo ay hindi sumasang-ayon sa mga pag-aangking ito.

Kinilala ng kinasihang mga manunulat ng Kristiyanong Griegong Kasulatan na kapuwa ang materyal na tinutukoy ngayon na mga kabanata 1 hanggang 39 at mga kabanata 40 hanggang 66 ay isinulat ni "Isaias na propeta." *Hindi* nila ipinahiwatig na may dalawang tao na nagtataglay ng gayong pangalan o na ang pangalan ng manunulat ng ilang bahagi ng aklat ay hindi alam. (Para sa mga halimbawa, ihambing ang Mat 3:3 at 4:14-16 sa Isa 40:3 at 9:1, 2; gayundin ang Ju 12:38-41 sa Isa 53:1 at 6:1, 10.) Bukod diyan, maraming iba pang pagsipi ang mga manunulat ng Kristiyanong Griegong Kasulatan mula sa huling bahagi ng aklat ng Isaias, at ang mga ito ay espesipiko nilang kinilala na isinulat, hindi ng isang di-kilalang manunulat, kundi ni "Isaias na propeta." (Ihambing ang Mat 12:17-21 sa Isa 42:1-4; Ro 10:16 sa Isa 53:1.) Si Jesu-Kristo mismo, nang bumasa siya mula sa "balumbon ng propetang si Isaias" sa sinagoga sa Nazaret, ay bumasa mula sa Isaias 61:1, 2.—Luc 4:17-19.

Karagdagan pa, ang Dead Sea Scroll of Isaiah (IQIs[a], pinaniniwalaang kinopya noong pagtatapos ng ikalawang siglo B.C.E.) ay kakikitaan ng katibayan na ang tagakopyang sumulat nito ay walang anumang nalalaman sa diumano'y dibisyon sa hula sa katapusan ng kabanata 39. Sinimulan niya ang ika-40 kabanata sa huling linya ng tudling na naglalaman ng kabanata 39.

Ang buong aklat ng Isaias ay nagpasalin-salin sa loob ng maraming siglo bilang iisang akda, hindi

bilang dalawa o higit pa. Ang pagiging magkarugtong ng kabanata 39 at kabanata 40 ay ipinakikita ng nakaulat sa Isaias 39:6, 7, na maliwanag na isang transisyon tungo sa kasunod na bahagi.

Yaong mga nagsasabing higit sa isang manunulat ang sumulat ng aklat ay hindi naniniwalang posible para kay Isaias na ihula nang halos dalawang siglo ang kaagahan na isang tagapamahala na nagngangalang Ciro ang magpapalaya sa itinapong mga Judio; dahil dito, ipinapalagay nila na isinulat ito nang mas dakong huli pa, maaaring noong masimulan na ni Ciro ang kaniyang pananakop. (Isa 44:28; 45:1) Ngunit hindi nila nauunawaan ang kahulugan ng buong bahaging

## MGA TAMPOK NA BAHAGI NG ISAIAS

Mga hula na nilayong mag-udyok sa mga lingkod ni Jehova na matakot sa kaniya, hindi sa nakapalibot na mga bansa, at na umasa sa kaniya, ang tunay na Diyos, ukol sa kaligtasan, taglay ang lubos na pagtitiwala sa kaniyang mga pangako ng pagliligtas at pagsasauli

Ipinatungkol ni Isaias sa Juda at Jerusalem noong mga taon bago ang di-matagumpay na mga pagsisikap ni Senakerib laban sa Jerusalem noong 732 B.C.E., at posibleng ilang panahon pa pagkatapos nito

---

**Ang pagkakasala ng Juda at Jerusalem; ang atas ni Isaias** (1:1–6:13)

- Hindi tinitingnan ni Jehova nang may pagsang-ayon ang mga hain ng mga taong nagkakasala ng paniniil, kawalang-katarungan, at pagbububo ng dugo
- Bagaman papatawan ng kahatulan ang mga walang pananampalataya, sa kalaunan ay itataas ang bundok ng bahay ni Jehova at maraming tao ang babaling sa kaniya
- Dahil sa pagsuway ng Juda, aalisin ni Jehova ang pangunahing mga panustos sa buhay (tinapay at tubig) at ang saligan ng matatag na lipunan
- Ang mapagmataas na mga babae, na may mararangyang kagayakan, ay mapipilitang magbihis ng kasuutan ng mga bihag
- Ang Israel, gaya ng isang ubasan, ay nabigong magluwal ng mga bunga ng katarungan at katuwiran
- Nilinis ang mga labi ni Isaias; kusang-loob siyang tumugon nang atasan siyang pumaroon sa mga taong manhid bilang isang propeta

**Bantang pagsalakay ng mga kaaway at pangako ng kaginhawahan** (7:1–12:6)

- Mabibigo ang pagsisikap ng Sirya at Israel na alisin sa trono si Ahaz; upang pagtibayin ito, ibinigay ang kapanganakan ni Emmanuel bilang tanda
- Ang anak ni Isaias na si Maher-salal-has-baz ay magsisilbing tanda na sasalantain ng Asirya ang Damasco at Samaria bago pa makapagsabi ang bata ng "Ama ko!" at "Ina ko!"
- Darating ang namamalaging kaginhawahan sa pamamagitan ng Prinsipe ng Kapayapaan
- Ang Asirya, ang tungkod ng galit ni Jehova, ay parurusahan dahil sa kawalang-pakundangan; ililigtas ang Jerusalem
- Ang maliit na sanga mula sa tuod ni Jesse ay magiging isang tagapamahala na may espiritu ng Diyos at mamamahala ayon sa katarungan

**Mga kapahayagan ng pagkatiwangwang ng iba't ibang bansa** (13:1–23:18)

- Ang Babilonya ay ititiwangwang, ang kaniyang "hari" ay ibababa sa Sheol
- Ang pamatok ng Asirya ay mahihiwalay, ang ugat ng Filistia ay mamamatay sa taggutom, ang Moab ay ititiwangwang, at ang Damasco ay gagawing kagibaan
- Ang mga Ehipsiyo at mga Etiope ay hihiyain ng mga Asiryano at dadalhin sa pagkatapon
- Ang Elam at Media ay makikibahagi sa pagpapabagsak sa Babilonya
- Ang Tiro ay ibababa, malilimutan nang 70 taon

**Hula ng pagliligtas ni Jehova** (24:1–35:10)

- Gagawa si Jehova ng isang malaking piging para sa lahat ng mga bayan at lalamunin niya ang kamatayan magpakailanman
- Ang pagliligtas ni Jehova ay magiging paksa ng isang awit
- Isang hari ang maghahari ukol sa katuwiran, at ang mga prinsipe ay mamamahala ukol sa katarungan; kapayapaan at katiwasayan hanggang sa panahong walang takda
- Ang Edom ay ititiwangwang; ang Sion ay magsasaya dahil sa kaniyang pagkakasauli

**Naglaan si Jehova ng kaligtasan mula sa Asirya; inihula ang pagkatapon sa Babilonya** (36:1–39:8)

- Sinalakay ng mga Asiryano ang Juda; iniligtas ni Jehova ang Jerusalem bilang sagot sa panalangin ni Hezekias; 185,000 Asiryano ang napatay
- Ipinakita ni Hezekias ang kabang-yaman sa delegasyon ng mga Babilonyo; ipinatalastas ni Isaias ang darating na pagkatapon sa Babilonya

**Pagpapalaya mula sa Babilonya na isasagawa ng tunay na Diyos, pagsasauli ng Sion, ang Mesiyas ay darating** (40:1–66:24)

- Ang Jerusalem ay isasauli ng Marunong-sa-lahat at Makapangyarihan-sa-lahat na Maylalang
- Ang pagsasauli ng kaniyang bayan ay magbabangong-puri kay Jehova bilang ang kaisa-isang Diyos, ang tanging makahuhula ng kinabukasan, sa ikapapahiya ng walang-buhay na mga diyos na inanyuan ng mga tao
- Ang pagbagsak ng Babilonya kay Ciro ay magbubukas ng daan upang muling maitayo ang Jerusalem
- Ang wasak na Sion ay gagawing tulad ng hardin ni Jehova
- Ang lingkod ni Jehova, ang Mesiyas, ay mamamatay dahil sa mga pagsalansang ng iba
- Ang baog na Sion ay magkakaroon ng maraming anak, at walang sandata ang magtatagumpay laban sa kaniya
- Inanyayahan ni Jehova ang kaniyang bayan na magsaya dahil sa paglalang niya ng mga bagong langit at bagong lupa, ngunit walang bahagi rito ang balakyot na mga mananalansang

ito ng aklat, na ang materyal ay espesipikong tumatalakay sa patiunang kaalaman, sa kakayahan ng Diyos na patiunang sabihin kung ano ang mangyayari sa kaniyang bayan. Halos 200 taon ang kaagahan, iniulat ng hulang ito ang pangalan ng isa na hindi pa naisisilang na siyang lulupig sa Babilonya at magpapalaya sa mga Judio. Ang katuparan nito ay malinaw na patotoo na nagmula ito sa Diyos. Hindi iyon pagtantiya ni Isaias sa mangyayari sa hinaharap, kundi, gaya ng isinulat niya mismo, "ito ang sinabi ni Jehova." (Isa 45:1) Ipagpalagay man na ang bahaging ito ng Isaias ay isinulat ng isang manunulat noong panahon ni Ciro, hindi pa rin malulutas ang problema ng mga kritiko. Bakit? Sapagkat detalyado ring inihula ng bahaging ito ng aklat ang mga pangyayari sa makalupang buhay at ministeryo ng Mesiyas, si Jesu-Kristo—mga bagay na nasa mas malayong hinaharap pa. Pinagtitibay ng katuparan ng mga hulang ito na ang hula ni Isaias ay kinasihan ng Diyos at hindi isang koleksiyon ng mga akda ng mga impostor.

Sa gayunding mga dahilan, yaong mga tumututol na si Isaias ang sumulat ng mga kabanata 40 hanggang 66 ay kadalasan nang tumututol din na siya ang sumulat ng kabanata 13, may kinalaman sa pagbagsak ng Babilonya. Gayunman, ang kabanata 13 ay ipinakikilala ng mga salitang: "Ang kapahayagan laban sa Babilonya na

## Ilang Hula na Kumakapit kay Jesu-Kristo

| Teksto ng Isaias | | Kristiyanong Kasulatan |
|---|---|---|
| 7:14 | Isinilang ng isang dalaga | Mat 1:22, 23 |
| 9:7; 11:1-5, 10 | Supling ni David na anak ni Jesse | Luc 1:32, 33; Ro 15:8, 12 |
| 40:3-5 | May kaugnayan sa kaniyang pagdating ay ipinatalastas: "Hawanin ninyo ang daan ni Jehova!" | Mat 3:1-3; Mar 1:1-4; Luc 3:3-6; Ju 1:23 |
| 61:1, 2 | Pinahiran ni Jehova upang maghayag ng mabuting balita sa maaamo | Luc 4:17-21 |
| 9:1, 2 | Naghatid ng liwanag sa Galilea | Mat 4:13-16 |
| 42:1-4 | Nilinaw ang katarungan ng Diyos; hindi dinurog yaong mga tulad ng bugbog na tambo | Mat 12:10-21 |
| 53:4, 5 | Dinala ang mga sakit ng iba; gumaling ang iba dahil sa kaniyang mga sugat | Mat 8:16, 17; 1Pe 2:24 |
| 53:1 | Hindi pinaniwalaan | Ju 12:37, 38 |
| 53:12 | Ibinilang na kasama ng mga tampalasan | Luc 22:37 |
| 8:14, 15; 28:16 | Itinakwil, naging batong katitisuran, ngunit naging pundasyong batong-panulok | 1Pe 2:6-8 |

Iba Pang mga Pangyayari Kung Saan Makikitang Natupad ang mga Hula ni Isaias Ngunit Hindi Tinukoy ng Manunulat si Isaias

| Teksto ng Isaias | | Kristiyanong Kasulatan |
|---|---|---|
| 50:6 | Ininsulto, sinampal, dinuraan | Mat 26:67; Mar 14:65 |
| 53:7 | Tahimik at walang tutol sa harap ng mga tagapag-akusa | Mat 27:12-14; Gaw 8:28, 32-35 |
| 53:9 | Inilibing sa libingan ng taong mayaman | Mat 27:57-60 |
| 53:8, 11 | Namatay bilang hain, upang buksan ang daan para sa marami tungo sa matuwid na katayuan sa harap ng Diyos | Ro 4:25 |

## Iba Pang mga Hula na Natupad

Ilan sa Maraming Pangyayari Bago ang Unang Siglo C.E. na Tumupad sa mga Hula ni Isaias

| Teksto ng Isaias | |
|---|---|
| 1:26-30; 24:1-6; 39:6, 7 | Winasak ang Jerusalem; ang pagkatapon sa Babilonya |
| 43:14; 44:26-28 | Paglaya mula sa pagkatapon; isinauli ang Jerusalem; isinagawa ito ni Jehova sa pamamagitan ni Ciro |
| 23:1, 8, 13, 14 | Sa ilalim ni Nabucodonosor, winasak ng mga Caldeo ang lunsod ng Tiro na nasa mismong kontinente |

## Mas Malalaking Katuparan Ngayon at sa Hinaharap

Sa pagbabasa ng Bibliya, malinaw na makikita na ang marami sa mga hula ni Isaias ay may higit sa isang katuparan at na ang panghuli at malaking katuparan ng kalakhang bahagi ng aklat ay natutupad na sa ngayon at matutupad pa sa hinaharap. Sa aklat ng Apocalipsis lamang ay marami nang mga pagsipi o mga pagtukoy sa mga hula ni Isaias, na ang ilan ay itinala rito:

| Teksto ng Isaias | | Apocalipsis |
|---|---|---|
| 21:9 | Ang Babilonya ay bumagsak na! | 18:2 |
| 40:10 | Darating si Jehova taglay ang kaniyang gantimpala | 22:12 |
| 47:5, 7-9 | Ang Babilonya, isang patutot at ginang ng mga kaharian, ay daranas ng kapahamakan | 17:1, 2, 18; 18:7 |
| 48:20 | Inutusan ang bayan ng Diyos na lumabas mula sa Babilonya | 18:4 |
| 60:1, 3, 5, 11 | Inihalintulad ang Bagong Jerusalem sa sinaunang Jerusalem na nasa isinauling kalagayan nito | 21:11, 24-26 |
| 66:22 | Lalalang si Jehova ng (mga) bagong langit at isang bagong lupa | 21:1 |

nakita ni Isaias na anak ni Amoz sa pangitain." Maliwanag, ito rin ang "Isaias na anak ni Amoz" na ang pangalan ay lumitaw sa pambungad na talata ng kabanata 1.

**Kaugnayan sa Ibang mga Aklat.** Ang mga isinulat ni Isaias ay lubhang nauugnay sa maraming iba pang bahagi ng Bibliya. Isang siglo o mahigit pa pagkamatay ni Isaias, isinulat ni Jeremias ang rekord na matatagpuan sa mga aklat ng Mga Hari, at kapansin-pansin na ang nakaulat sa 2 Hari 18:13 hanggang 20:19 ay halos walang ipinagkaiba sa matatagpuan sa Isaias kabanata 36 hanggang 39. Bukod sa nag-ulat ang ibang mga propeta ng mga bagay na kahawig ng mga tinalakay ni Isaias, ang ibang mga manunulat ng Bibliya ay gumawa rin ng maraming espesipikong pagtukoy sa mismong mga isinulat ni Isaias.

Kabilang sa pinakanamumukod-tangi at pinakamalimit sipiing mga hula mula sa aklat ng Isaias ay yaong mga patiunang nagsabi ng mga detalye may kinalaman sa Mesiyas. Gaya ng ipinakikita sa kalakip na tsart, marami sa mga ito ang espesipikong sinipi at ikinapit ng kinasihang mga manunulat ng Kristiyanong Griegong Kasulatan. Kapansin-pansin na ang Isaias ang pinakamalimit sipiin ni Jesu-Kristo at ng kaniyang mga apostol upang linawin ang pagkakakilanlan ng Mesiyas.

Hindi itinala rito ang lahat ng pagsipi ng iba pang kinasihang mga manunulat ng Bibliya mula sa hula ni Isaias, ngunit itinatampok nito ang ilan sa pinakakilaláng mga hula ni Isaias. Ang mga hulang ito, kasama ng lahat ng iba pang bahagi ng aklat, ay dumadakila kay Jehova, ang Banal ng Israel, bilang ang Isa na naglalaan ng kaligtasang ito para sa kaniyang bayan sa pamamagitan ng kaniyang pinahirang Anak.

**ISBA** [Tumahimik (Huminahon) Nawa Siya]. Isang inapo ni Juda; ama ni Estemoa.—1Cr 4:1, 17.

**ISBAK.** Ang ikalima sa nakatalang anim na anak na lalaki na ipinanganak ni Ketura kay Abraham, mga anak na pinaalis ni Abraham na may mga kaloob ngunit walang bahagi sa kaniyang pamana.—Gen 25:1, 2, 5, 6; 1Cr 1:32.

**ISBI-BENOB.** Isa sa apat na Repaim (ang higanteng lahi ng mga Canaanita) na naging prominente sa panahon ng huling mga pakikidigma laban sa Israel noong paghahari ni David. Si Isbi-benob ay may dalang isang tansong sibat na may bigat na 300 siklo (3.4 kg; 7.5 lb) at papatayin na sana niya si David nang patayin siya ng mabilis-kumilos na si Abisai.—2Sa 21:15-17, 22.

**IS-BOSET** [nangangahulugang "Lalaking Kahiya-hiya"]. Maliwanag na ang bunso sa mga anak ni Saul, na kahalili niya sa trono. Mula sa mga talaan ng angkan, lumilitaw na siya ay may pangalan ding Esbaal, nangangahulugang "Lalaki ni Baal." (1Cr 8:33; 9:39) Gayunman, sa ibang dako, gaya sa Ikalawang Samuel, ay tinatawag siyang Is-boset, isang pangalan kung saan ang "baal" ay hinalinhan ng "boset." (2Sa 2:10) Ang salitang Hebreong ito na *bo′sheth* ay masusumpungan sa Jeremias 3:24 at isinaling "kahiya-hiyang bagay." (*AS, AT, JP, NW, Ro, RS*) Sa dalawa pang paglitaw, ang *ba′al* at *bo′sheth* ay masusumpungang pinagtutulad at magkasunod, na doon ay ipinaliliwanag at ipinakikilala ng isa ang ikalawa. (Jer 11:13; Os 9:10) May iba pa ring mga halimbawa kung saan ang mga indibiduwal ay mayroon ding "boset" o isang anyo nito na inihalili sa "baal" sa kanilang mga pangalan, gaya halimbawa ng "Jerubeset" para sa "Jerubaal" (2Sa 11:21; Huk 6:32) at "Mepiboset" para sa "Merib-baal," anupat itong huli ay isang pamangkin ni Is-boset.—2Sa 4:4; 1Cr 8:34; 9:40.

Hindi alam ang dahilan kung bakit may ganitong doblihang mga pangalan o mga paghahalili. Sinisikap na ipaliwanag ng isang teoriyang iniharap ng ilang iskolar na ang dalawahang pangalan ay isang pagbabagong ginawa nang ang pangngalang pambalana na "baal" (may-ari; panginoon) ay higit na tumukoy tangi lamang sa kasuklam-suklam na diyos ng pag-aanak ng Canaan, si Baal. Gayunman, sa aklat ding iyon ng Bibliya na Ikalawang Samuel, kung saan lumilitaw ang ulat tungkol kay Is-boset, iniuulat na pinanganlan ni Haring David mismo ang isang dako ng pagbabaka na Baal-perazim (nangangahulugang "May-ari ng mga Paglansag"), bilang parangal sa Panginoong Jehova, sapagkat gaya ng sinabi niya: "Nilansag ni Jehova ang aking mga kaaway." (2Sa 5:20) Ang isa pang pangmalas ay na ang pangalang Is-boset ay maaaring makahula hinggil sa kahiya-hiyang kamatayan ng indibiduwal na iyon at sa kapaha-pahamak na pagwawakas ng dinastiya ni Saul.

Pagkamatay ni Saul at ng iba pa nitong mga anak sa larangan ng pakikipagbaka sa Gilboa, si Is-boset ay dinala ni Abner, isang kamag-anak ni Saul at pinuno ng mga hukbo nito, sa ibayo ng Jordan patungong Mahanaim, kung saan itinalaga niya ito bilang hari sa lahat ng tribo maliban sa Juda, na kumikilala kay David bilang hari. Noong panahong iyon ay 40 taóng gulang si Is-boset, at sinasabing siya ay naghari sa loob ng dalawang taon. Yamang hindi sinasabi ng Bibliya kung saan eksaktong tumatapat ang dalawang-taóng paghaharing ito sa pito-at-kalahating-taóng yugto noong namamahala si David bilang hari sa Hebron, walang paraan upang malutas ang mga pagkakaiba ng opinyon na pinanghahawakan ng mga iskolar tungkol sa pun-

tong ito. Gayunman, waring higit ngang makatuwirang isipin na si Is-boset ay ginawang hari di-kalaunan pagkamatay ng kaniyang ama (sa halip na pagkaraan ng limang taon), na sa kasong ito ay magkakaroon sana ng agwat na mga limang taon sa pagitan ng pagpaslang sa kaniya at ng pagtatalaga kay David bilang hari sa buong Israel.—2Sa 2:8-11; 4:7; 5:4, 5.

Ang maikling pamamahala ni Is-boset ay kinakitaan ng kapuwa panloob at panlabas na mga kaguluhan. Ang digmaan sa pagitan ng kaniyang sambahayan at niyaong kay David "ay lubhang tumagal"; namatayan siya ng 360 tauhan at 20 naman kay David sa isang sagupaan. (2Sa 2:12-31; 3:1) Kasabay nito, ang kaniyang kamag-anak na si Abner ay patuloy na nagpalakas ng sarili nito sa kalugihan ni Is-boset, hanggang sa punto pa nga na sinipingan nito ang isa sa mga babae ni Saul, na ayon sa kaugalian sa Silangan ay katumbas ng pagtataksil. Nang sawayin ni Is-boset dahil dito, binawi ni Abner ang kaniyang suporta at gumawa ng isang tipan kay David, na ang isang bahagi nito ay nagtatakda na ibabalik ang asawa ni David, si Mical, na kapatid mismo ni Is-boset. (2Sa 3:6-21) Ang pagkamatay ni Abner sa kamay ni Joab ay lalo pang nagpahina ng posisyon ni Is-boset, at di-nagtagal pagkaraan nito ay pinaslang siya ng dalawa sa kaniyang sariling mga kapitan habang nagpapahinga siya sa katanghaliang tapat. (2Sa 3:22-27; 4:1, 2, 5-7) Gayunman, nang dalhin ng mga mamamaslang na ito, na naghahangad ng gantimpala, ang ulo ni Is-boset kay David, ipinapatay sila ni David at iniutos na ilibing ang ulo sa libingan ni Abner sa Hebron.—2Sa 4:8-12.

Sa gayon ang dinastiya ni Saul, na tatagal sana "hanggang sa panahong walang takda," ay sumapit sa isang biglaan at kahiya-hiyang wakas, hindi dahil sa mga kasalanan ni Is-boset, kundi sa halip, dahil sa mga kasalanan ng kaniyang ama. (1Sa 13:13; 15:26-29) Totoo naman na si Is-boset ay isang mahinang tagapamahala, isa na nagtamo at humawak ng trono pangunahin na dahil sa lakas ni Abner. Gayunpaman, tinukoy siya ni David bilang "isang lalaking matuwid."—2Sa 4:11.

**ISCA.** Anak na babae ng kapatid ni Abraham na si Haran, at kapatid ni Lot. Ipinanganak siya bago lumisan ang kaniyang tiyo na si Abraham at ang sambahayan mula sa Ur ng mga Caldeo.—Gen 11:27-31.

**ISCARIOTE** [mula sa Heb., posible, Lalaki Mula sa Keriot]. Ang katawagan para sa traidor na apostol na si Hudas (at sa kaniyang amang si Simon) para ipakita ang kaibahan niya sa isa pang apostol na nagngangalan ding Hudas. (Mat 10:4; Luc 6:16; Ju 6:71) Kung ang "Iscariote" ay nangangahulugang "Lalaki Mula sa Keriot," gaya ng ipinapalagay ng karamihan, malamang na ipinakikita nito na si Simon at ang anak nito ay nagmula sa Judeanong bayan ng Keriot-hezron.—Jos 15:25; tingnan ang HUDAS Blg. 4.

**ISDA.** Nilikha ng Diyos ang mga isda at iba pang mga hayop sa tubig noong ikalimang araw ng paglalang. (Gen 1:20-23) Bagaman ang tao'y pinahintulutan lamang na kumain ng isda pagkatapos ng Baha, mula't sapol ay dapat siyang magkaroon ng kapamahalaan sa mga nilalang na ito. (Gen 1:28; 9:2, 3) Ngunit sa halip na pamunuan nang wasto ang mga hayop, ang ilang tao ay naging "walang-isip" sa kanilang mga pangangatuwiran at nagpakundangan sa mga nilalang. (Ro 1:20-23) Halimbawa, ang Babilonyong si Ea, isang diyos ng mga katubigan, ay inilalarawan bilang tao na may katawan na bahaging isda. Si Atargatis ng Sirya ay isang diyosang isda. Sa Ehipto, may ilang uri ng isda na itinuring na sagrado at ginawa pa ngang mga momya. Sabihin pa, ipinagbabawal ng kautusan ng Diyos sa Israel ang gayong pagsamba sa isda.—Deu 4:15-18.

Sa hinaharap, si Jesu-Kristo, "ang Anak ng tao" (Mat 17:22), ay magkakaroon ng kapamahalaan pati sa mga isda. Kaya naman angkop na angkop na sa dalawang pagkakataon ay ipinakita niya ang kaniyang kapangyarihan nang makahimala niyang punuin ng maraming isda ang mga lambat ng kaniyang mga apostol. (Aw 8:4-8; Heb 2:5-9; Luc 5:4-7; Ju 21:6) Noong kailangan silang magbayad ng buwis sa templo, ginamit din ni Jesus ang kaniyang pamumuno nang tagubilinan niya si Pedro: "Pumunta ka sa dagat, maghagis ka ng kawil, at kunin mo ang unang isda na lilitaw at, kapag ibinuka mo ang bibig nito, makasusumpong ka ng isang baryang estater. Kunin mo iyon at ibigay mo sa kanila para sa akin at sa iyo."—Mat 17:24-27.

**Mga Isda Bilang Pagkain.** Ang isda ay pagkaing napakasustansiya at madaling tunawin. Maliwanag na naging mahalagang pagkain ito ng mga Ehipsiyo at gayundin ng mga inaliping Hebreo, sapagkat sa ilang ay ninasa ng haluang pulutong at ng mga anak ni Israel ang isda na kinakain nila noon sa Ehipto. (Bil 11:5) Kaya naman naging matinding dagok sa ekonomiya ng Ehipto nang mamatay ang mga isda sa Nilo dahil pinangyari ni Jehova na maging dugo ang mga tubig ng Ehipto.—Exo 7:20, 21.

Nang mamirmihan na sila sa Lupang Pangako, patuloy na naging mahalagang pagkain ng mga Israelita ang isda. "Pintuang-daan ng mga Isda" ang tawag sa isa sa mga pintuang-daan ng Jerusalem, na nagpapahiwatig na may pamilihan ng mga isda

roon o kalapit niyaon. (2Cr 33:14) Nang maglaon, gaya ng binanggit ni Nehemias, ang mga taga-Tiro ay nagtinda ng isda sa Jerusalem kahit Sabbath. —Ne 13:16.

Ang isda'y karaniwang iniihaw o kaya'y inaasnan at pinatutuyo. Kadalasa'y kinakain ito kasama ng tinapay. Malamang na pinatuyo at inasnan ang mga isdang ginamit ni Jesus nang makahimala niyang pakainin ang 5,000 lalaki at nang maglao'y 4,000 lalaki, bukod pa sa mga babae at mga bata. (Mat 14:17-21; 15:34-38) Matapos siyang buhaying-muli, kumain si Jesus ng inihaw na isda upang patunayan sa kaniyang mga apostol na hindi espiritu ang nakikita nila, at noong minsa'y naghanda siya ng agahan na tinapay at isdang inihaw sa nagbabagang uling.—Luc 24:36-43; Ju 21:9-12.

**Mga Isda sa Israel.** Sagana sa isda ang mga katubigan sa looban ng Palestina, maliban sa Dagat na Patay. Ang ilan sa mga isda na makikita roon ay ang *bream,* karpa, *perch,* at ang kakaibang isda na nagpapalaki ng anak sa kaniyang bibig, gaya ng *Chromis simonis.* Isinusubo ng lalaking *Chromis simonis* ang mga 200 itlog, at pagkapisa, nananatili ang mga ito sa kaniyang bibig sa loob ng ilang linggo.

May ilang uri ng isda na nabubuhay kahit sa maaalat na bukal malapit sa Dagat na Patay, ngunit agad silang namamatay kapag inilagay sa tubig na nanggaling sa mismong dagat. Sinasabing dahil ito sa malaking porsiyento ng *magnesium chloride* sa Dagat na Patay. Tinatangay ng malakas na agos ng Jordan, lalo na kapag umaapaw ito, ang maraming isda patungo sa Dagat na Patay, kung saan ang nabiglang mga isda ay nagiging pagkain ng mga ibong maninila o kung saan ang mga patay na isda ay inaanod sa baybayin at kinakain ng mga ibon. Sa kabaligtaran naman, sa pangitain ay nakita ng propetang si Ezekiel na lumalabas mula sa templo ni Jehova ang isang ilog na nagpagaling sa tubig ng Dagat na Patay, anupat dahil dito'y nagkaroon ng maunlad na industriya ng pangingisda.—Eze 47: 1, 8-10.

**Malilinis at Maruruming Isda.** Bagaman saklaw ng karunungan ni Haring Solomon ang larangan ng kalikasan, pati na ang kaalaman tungkol sa mga isda (1Ha 4:33), ni minsan ay hindi bumanggit ng espesipikong uri ng isda ang Kasulatan. Gayunman, ipinakita ng Kautusan ang pagkakaiba ng malinis at ng maruming mga hayop sa tubig. Tanging ang mga hayop sa tubig na may mga palikpik at kaliskis ang malinis sa seremonyal na paraan bilang pagkain. Hindi kasama rito ang mga nilalang na gaya ng hito, igat, *lamprey,* pagi, pating, at mga *crustacean,* dahil ang karamihan sa mga ito'y nabubuhay sa pagkain ng mga dumi at nabubulok na bagay. Kadalasa'y pinamumugaran din sila ng baktiryang nagdudulot ng mga lagnat na tipus at *paratyphoid.* (Lev 11:9-12) Kaya naman, kailangang ibukod ng mga mangingisdang Israelita ang maiinam na isda mula sa mga di-karapat-dapat kainin, isang puntong itinampok ng ilustrasyon ni Jesus tungkol sa lambat na pangubkob.—Mat 13:47, 48.

**Ang Isdang Lumulon kay Jonas.** Bagaman pinatotohanan ng Anak ng Diyos ang ulat tungkol sa paglulon ng "pagkalaki-laking isda" kay Jonas, malimit banggitin ang insidenteng ito para pag-alinlanganan ang rekord ng Kasulatan. (Mat 12:40) Sabihin pa, dapat tandaan na ang sinasabi lamang ng Bibliya ay "itinalaga ni Jehova ang isang malaking isda upang lulunin si Jonas," at hindi nito binanggit kung anong uri ng isda iyon. (Jon 1:17) Tiyak na may mga nilalang sa dagat na kayang lumulon ng isang tao. Kabilang sa mga ito ang *white shark* at ang *sperm whale.*—Tingnan ang *Mammals of the World* ni E. P. Walker, nirebisa nina R. Nowak at J. Paradiso, 1983, Tomo II, p. 901; *Australian Zoological Handbook,* The Fishes of Australia, ni G. P. Whitley, Sydney, 1940, Part 1—The Sharks, p. 125.

**Makasagisag na Paggamit.** Sa Kasulatan, kung minsa'y inihahalintulad sa mga isda ang mga tao. Inihambing ng tagapagtipon ang mga tao sa mga isda, sa diwang tulad ng mga isda sa lambat, ang mga tao'y 'nasisilo sa isang kapaha-pahamak na panahon.' (Ec 9:12) Inatasan ni Jesu-Kristo ang kaniyang mga tagasunod bilang mga mangingisda ng mga tao, at inihalintulad niya ang mga taong matuwid sa maiinam na isda at ang mga balakyot naman sa di-karapat-dapat na mga isdang itinatapon. —Mar 1:17; Mat 13:47-50; tingnan ang PANGANGASO AT PANGINGISDA.

**ISDA, PINTUANG-DAAN NG MGA.** Tingnan ang PINTUANG-DAAN.

**ISI** [pinaikling anyo ng Isaias, nangangahulugang "Pagliligtas ni Jehova"].

1. Isang inapo ni Juda; anak ni Apaim at ama ni Sesan.—1Cr 2:3, 31.

2. Isa pang inapo ni Juda.—1Cr 4:1, 20.

3. Isang lider at ulo ng pamilya ng kalahati ng tribo ni Manases na nanirahan sa S ng Jordan.—1Cr 5:23, 24.

4. Isang Simeonita na ang apat na anak ay iniulat sa Mga Cronica na nanguna sa 500 tungo sa tagumpay laban sa mga Amalekitang naninirahan sa Bundok Seir.—1Cr 4:42, 43.

**ISIA** [Ipinalilimot ni Jehova].

1. Isa sa mga pangulo ng tribo ni Isacar na ang mga inapo ay nakatulong upang lumaki nang husto ang tribong iyon.—1Cr 7:1, 3, 4.

2. Isang mandirigma na sumama sa mga hukbo ni David sa Ziklag; posibleng isang Korahita.—1Cr 12:1, 6.

3. Isang inapo ni Kohat na ang mga Levitang anak ay inorganisa sa ilalim ng pamamahala ni David.—1Cr 23:12, 20; 24:24, 25.

4. Isa pang Levita noong mga araw ni David, isang inapo ni Moises.—1Cr 23:14-17; 24:21.

**ISIAS** [Ipinalilimot ni Jah]. Isa sa mga Levita na tumugon sa panghihimok ni Ezra na paalisin ang kanilang mga asawang banyaga at mga anak.—Ezr 10:31, 44.

**ISKARLATA.** Tingnan ang KULAY, MGA.

**ISLA.** Tingnan ang PULO, ISLA.

**ISMA** [pinaikling anyo ng Ismael]. Isa sa mga unang inapo ni Juda.—1Cr 4:1, 3.

**ISMAEL** [Naririnig (Pinakikinggan) ng Diyos].

1. Anak ni Abraham kay Hagar na Ehipsiyong aliping babae ni Sara; ipinanganak noong 1932 B.C.E., ang kaniyang ama ay 86 na taóng gulang nang panahong iyon.—Gen 16:1-4, 11-16.

Nang sabihan siya na si Sara ay magkakaroon din ng isang anak na lalaki na siyang pagmumulan ng "mga hari ng mga bayan," nakiusap si Abraham sa Diyos alang-alang sa kaniyang panganay: "O mabuhay sana si Ismael sa harap mo!" Matapos ipahayag na ang kaniyang magiging anak na si Isaac ang magiging tagapagmana ng tipan, ang tugon ng Diyos ay: "Kung tungkol kay Ismael ay narinig kita. Narito! Pagpapalain ko siya at gagawin ko siyang palaanakin at pararamihin ko siya nang lubhang napakarami. Siya ay tiyak na pagmumulan ng labindalawang pinuno, at gagawin ko siyang isang dakilang bansa." (Gen 17:16, 18-20) Nang magkagayon ay tinuli si Ismael, sa edad na 13, pati na ang kaniyang ama at ang mga lingkod ng kaniyang ama.—Gen 17:23-27.

Pagkaraan ng isang taon ay ipinanganak si Isaac; si Ismael noon ay 14 na taóng gulang na. (Gen 16:16; 21:5) Pagkalipas ng limang taon, noong 1913 B.C.E., nang araw na awatin sa suso si Isaac, si Ismael ay nahuling "nanunukso" sa kaniyang nakababatang kapatid sa ama. (Gen 21:8, 9) Hindi ito isang inosenteng laro ng bata sa bahagi ni Ismael. Sa halip, gaya ng ipinahihiwatig ng sumunod na talata sa ulat, maaaring may kasangkot ito na panunuya kay Isaac hinggil sa pagiging tagapagmana. Sinabi ng apostol na si Pablo na ang mga pangyayaring ito ay "isang makasagisag na drama" at ipinakita niya na ang pagmamalupit kay Isaac ng mestisong Ehipsiyo na si Ismael ay *pag-uusig.* Kaya nga, ito ang pasimula ng inihulang 400-taóng kapighatian ng Israel na nagwakas sa pagkatubos mula sa pagkaalipin sa Ehipto noong 1513 B.C.E. —Gal 4:22-31; Gen 15:13; Gaw 7:6; tingnan ang ISAAC.

Ang pagpapakita ni Ismael ng panlilibak kay Isaac ay humantong sa pagpapaalis sa kaniya at sa kaniyang ina mula sa sambahayan ni Abraham, ngunit pinabaunan naman sila ng mga panustos para sa kanilang paglalakbay. Si Abraham ay "kumuha ng tinapay at isang pantubig na sisidlang balat at ibinigay iyon kay Hagar, na ipinapatong iyon sa kaniyang balikat, at ang bata, at pagkatapos ay pinaalis siya." (Gen 21:14) Binigyang-kahulugan ito ng ilan na si Ismael, na noon ay 19 na taóng gulang na, ay ipinasan din sa likod ni Hagar, at ganito nga ang mababasa sa ilang salin. (*JB, Mo, LXX* ni Bagster) Gayunman, itinuturing ng ilang iskolar na ang pariralang "na ipinapatong iyon sa kaniyang balikat" ay isang karagdagang impormasyon lamang, na isiningit upang ipaliwanag kung paano binuhat ang tinapay at tubig, kaya nga, kung ang pariralang ito ay ipapaloob sa mga panaklong o ihihiwalay sa pamamagitan ng mga kuwit, ang kalituhan ay mawawala. Idiniriin ng mga propesor na sina Keil at Delitzsch na ang pananalitang "at ang bata" ay nakasalig sa pangunahing pandiwa ng pangungusap na "kumuha," hindi sa pandiwang "ibinigay" o sa salitang "ipinapatong." Ang pag-uugnay na ito ng "bata" sa "kumuha" ay ginawa sa pamamagitan ng pang-ugnay na "at." Kaya ang diwa ay ito: Si Abraham ay *kumuha* ng tinapay at tubig at ibinigay iyon kay Hagar (na ipinapatong iyon sa kaniyang balikat) at *kinuha* ang bata at ibinigay rin ito sa kaniya.—*Commentary on the Old Testament,* 1973, Tomo I, The First Book of Moses, p. 244, 245.

Lumilitaw na naligaw si Hagar sa ilang ng Beer-sheba, kaya nang maubos ang tubig at manlupaypay si Ismael, "inihagis niya ang bata sa ilalim ng isa sa mga palumpong." (Gen 21:14, 15) Ang pananalitang 'inihagis ang bata' ay hindi nangangahulugang si Ismael ay isang sanggol na karga sa mga braso. Ang salitang Hebreo na *ye'ledh* (bata) ay hindi lamang tumutukoy sa isang sanggol kundi madalas ay ikinakapit sa isang binatilyo o kabataang lalaki. Kaya, nabanggit may kinalaman sa kabataang si Jose (17 taóng gulang nang panahong iyon) na ipinagbili siya sa pagkaalipin sa kabila ng pagtutol ni Ruben, "Huwag kayong magkasala laban sa bata [*vai·ye'ledh*]." May binanggit din si Lamec tungkol sa "isang kabataang lalaki [*ye'ledh*]" na sumugat sa kaniya.—Gen 42:22; 4:23; tingnan din ang 2Cr 10:8.

Hindi rin ipinahihiwatig ng 'paghahagis' ni Hagar sa bata na karga niya ito sa kaniyang mga braso o sa kaniyang likod, bagaman maliwanag na inaalalayan niya ang kaniyang pagód na anak. Lumilitaw na

bigla niya itong binitiwan, gaya ng ginawa niyaong mga nagdala ng mga pilay at maysakit kay Jesus at "halos ipaghagisan nila sila sa kaniyang paanan." —Mat 15:30.

Kaayon ng kahulugan ng pangalan ni Ismael, "narinig ng Diyos" ang kaniyang paghingi ng tulong, inilaan ang kinakailangang tubig, at pinahintulutan siyang mabuhay upang maging isang mamamana. Bilang isang pagala-galang nananahanan sa Ilang ng Paran, tinupad niya ang hula na nagsabi tungkol sa kaniya: "Siya ay magiging isang tao na tulad ng sebra. Ang kaniyang kamay ay magiging laban sa lahat, at ang kamay ng lahat ay magiging laban sa kaniya; at sa harap ng mukha ng lahat ng kaniyang mga kapatid ay magtatabernakulo siya." (Gen 21:17-21; 16:12) Si Hagar ay nakasumpong ng isang asawang Ehipsiyo para sa kaniyang anak, at sa kalaunan ay nagkaanak ito ng 12 lalaki, mga pinuno at mga ulo ng pamilya ng ipinangakong "dakilang bansa" ng mga Ismaelita. Si Ismael ay nagkaroon din ng di-kukulangin sa isang anak na babae, si Mahalat, na napangasawa ni Esau.—Gen 17:20; 21:21; 25:13-16; 28:9; tingnan ang ISMAELITA.

Sa edad na 89, tinulungan ni Ismael si Isaac sa paglilibing sa kanilang amang si Abraham. Pagkaraan nito ay nabuhay pa siya ng 48 taon, at namatay noong 1795 B.C.E. sa edad na 137. (Gen 25:9, 10, 17) Walang ulat na si Ismael ay inilibing sa yungib ng Macpela, ang dakong pinaglibingan kay Abraham at kay Isaac, pati na ng kanilang mga asawa. —Gen 49:29-31.

2. Isang inapo ni Saul sa pamamagitan ni Jonatan; anak ni Azel na mula sa tribo ni Benjamin. —1Cr 8:33-38, 40; 9:44.

3. Ama ni Zebadias na hinirang ni Jehosapat upang maglingkod bilang isang maharlikang kinatawan para sa mga hudisyal na bagay; mula sa tribo ni Juda.—2Cr 19:8, 11.

4. Isa sa "mga pinuno ng daan-daan" na nakipagtipan sa mataas na saserdoteng si Jehoiada upang ibagsak ang balakyot na si Athalia at iluklok sa trono si Jehoas; anak ni Jehohanan.—2Cr 23:1, 12-15, 20; 24:1.

5. Ang pasimuno niyaong mga pumatay kay Gobernador Gedalias tatlong buwan lamang pagkaraan ng pagbagsak ng Jerusalem noong 607 B.C.E.; anak ni Netanias na mula sa maharlikang angkan. Nang panahong atasan ni Nabucodonosor ang gobernador, si Ismael, na anak ni Netanias, ay nasa parang bilang isa sa mga pinuno ng militar. Nang maglaon, pumaroon siya kay Gedalias at lumilitaw na gumawa siya ng isang ipinanatang tipan ng pakikipagpayapaan at pagsuporta sa gobernador. Gayunman, lihim na nakipagsabuwatan si Ismael kay Baalis, ang hari ng mga Ammonita, upang patayin si Gedalias. Binababalaan si Gedalias ng ibang mga kumandante ng militar, kasama na rito si Johanan, tungkol sa kasamaan ni Ismael, ngunit dahil hindi pinaniwalaan ng gobernador ang ulat, tumanggi siyang pahintulutan si Johanan na pabagsakin si Ismael.—2Ha 25:22-24; Jer 40:7-16.

Bilang resulta, nang inaasikaso ni Gedalias si Ismael at ang kaniyang pangkat ng sampung lalaki sa isang kainan, tumindig sila at pinatay ang kanilang punong-abala pati na ang mga Judio at mga Caldeo na kasama niya. Nang sumunod na araw ay dinakip ng mga mamamatay-taong ito ang 80 lalaki na nanggaling sa Sikem, Shilo, at Samaria, anupat pinatay ang lahat maliban lamang sa 10 sa kanila, at itinapon ang kanilang mga bangkay sa malaking imbakang-tubig na itinayo ni Haring Asa. Pagkatapos ay binihag ni Ismael at ng kaniyang mga tauhan ang mga nalabi sa mga naninirahan sa Mizpa at nagtungo sa teritoryo ng mga Ammonita. Habang nasa daan, inabutan at iniligtas ni Johanan at ng kaniyang mga hukbo ang mga bihag, ngunit si Ismael at ang walo sa kaniyang mga tauhan ay tumakas patungo sa kanilang kublihan sa lugar ng mga Ammonita.—2Ha 25:25; Jer 41:1-18.

6. Isa sa mga saserdote mula sa sambahayan ni Pasur sa panig ng ama na nagpaalis sa kanilang mga asawang banyaga noong mga araw ni Ezra. —Ezr 10:22, 44.

**ISMAELITA** [Ni (Kay) Ismael]. Isang inapo ni Ismael, ang panganay na anak na lalaki ni Abraham kay Hagar na Ehipsiyong utusang babae ni Sara. (Gen 16:1-4, 11) Si Ismael naman ay nag-asawa ng isang Ehipsiyo na dito ay nagkaroon siya ng 12 anak na lalaki (sina Nebaiot, Kedar, Adbeel, Mibsam, Misma, Duma, Masa, Hadad, Tema, Jetur, Napis, Kedema), mga pinuno ng iba't ibang liping Ismaelita. (Gen 21:21; 25:13-16) Samakatuwid, sa pasimula, ang lahi ng mga Ismaelita ay isang-kapat na Semitiko at tatlong-kapat na Hamitiko.

Gaya ng ipinangako ng Diyos, ang mga Ismaelita ay dumami at naging "isang dakilang bansa" na 'hindi mabilang dahil sa dami.' (Gen 17:20; 16:10) Ngunit sa halip na mamayan (iilang lunsod ang kanilang itinayo), mas ginusto nila ang buhay na pagala-gala. Si Ismael mismo ay "isang tao na tulad ng sebra," samakatuwid nga, isang walang-tigil na palaboy na nagpagala-gala sa Ilang ng Paran at namuhay sa pamamagitan ng kaniyang busog at mga palaso. Sa kalakhang bahagi, ang kaniyang mga inapo ay mga Bedouin na namuhay rin sa mga tolda, mga taong gumala-gala sa Peninsula ng Sinai mula sa "tapat ng Ehipto," samakatuwid nga, sa dakong S ng Ehipto at sa kabila ng hilagang Arabia hanggang sa Asirya. Kilala sila sa pagiging mga taong mababangis, paladigma at mahirap pakitunguhan, gaya rin

ng sinabi tungkol sa kanilang amang si Ismael: "Ang kaniyang kamay ay magiging laban sa lahat, at ang kamay ng lahat ay magiging laban sa kaniya." —Gen 16:12; 21:20, 21; 25:16, 18.

Sa higit pang paglalarawan sa mga Ismaelita, ganito ang sinasabi: "Namayan [sa Heb., *na·phal′*] siya sa harap ng lahat ng kaniyang mga kapatid." (Gen 25:18) Sa katulad na paraan, sinabi na ang mga Midianita at ang kanilang mga kaalyado ay "nakalatag [*no·phelim′,* isang anyong pandiwari ng *na·phal′*] sa mababang kapatagan" sa teritoryo ng Israel hanggang noong buong lakas silang daigin ng hukbo ni Gideon. (Huk 7:1, 12) Samakatuwid, nang "namayan" ang mga Ismaelita, maliwanag na iyon ay sa layuning manatili sa rehiyong iyon hanggang sa puwersahan silang mapaalis doon.

Sa paglipas ng panahon, malamang na nagkaroon ng pakikipag-asawa sa pagitan ng mga Ismaelita at ng mga inapo ni Abraham sa pamamagitan ni Ketura (Gen 25:1-4), anupat nagkaroon ng mga tumatahan sa mga bahagi ng Arabia. Yamang si Ismael at si Midian ay magkapatid sa ama, anumang pakikipag-asawa ng kanilang mga inapo lakip ang paghahalo ng kanilang lahi, mga kinaugalian, mga katangian, at mga hanapbuhay ay maaaring naging dahilan upang pagpalit-palitin ang paggamit sa mga terminong "mga Ismaelita" at "mga Midianita," gaya ng mapapansin sa paglalarawan ng pulutong na nagbili kay Jose sa pagkaalipin sa Ehipto. (Gen 37:25-28; 39:1) Noong mga araw ni Gideon, ang mga pulutong na sumalakay sa Israel ay kapuwa inilarawan bilang mga Midianita at mga Ismaelita, anupat ang isa sa mga pagkakakilanlan ng huling nabanggit ay ang kanilang mga gintong singsing na pang-ilong.—Huk 8:24; ihambing ang Huk 7:25 at 8:22, 26.

Ang matinding poot ni Ismael kay Isaac ay waring naipasa sa kaniyang mga inapo, maging hanggang sa punto na kapootan nila ang Diyos ni Isaac, sapagkat nang isa-isahin ng salmista "ang mga masidhing napopoot" kay Jehova, inilakip niya ang mga Ismaelita. (Aw 83:1, 2, 5, 6) Gayunman, maliwanag na hindi laging ganito ang kalagayan. Sa ilalim ng kaayusang pang-organisasyon na itinatag ni David, si Obil, tinukoy bilang isang Ismaelita, ang namahala sa mga kamelyo ng hari.—1Cr 27:30, 31.

Inangkin ni Muhammad (mga 570-632 C.E.), tagapagtatag ng Islam, na isa siyang Ismaelitang inapo ni Abraham.

**ISMAIAS** [Marinig (Pakinggan) Nawa ni Jehova; Narinig (Pinakinggan) ni Jehova].

1. Isang namumukod-tanging Gibeonitang mandirigma na sumama sa hukbo ni David sa Ziklag bago namatay si Saul. (1Cr 12:1, 4) Sa unang talaan na ito ng 'tatlumpung' nangungunang mandirigma ni David, si Ismaias ang tinatawag na kanilang ulo, ngunit ang hindi pagkakatala ng kaniyang pangalan sa mas huling mga talaan ay nagpapahiwatig na maaaring namatay na siya.—2Sa 23:8, 18, 19; 1Cr 11:10, 11, 20, 21.

2. Ang prinsipe sa tribo ni Zebulon noong panahon ni David; anak ni Obadias.—1Cr 27:19, 22.

**ISMAKIAS** [Alalayan Nawa ni Jehova; Si Jehova ay Umalalay]. Isa sa mga Levita na pinili bilang isang komisyonado may kaugnayan sa mga abuloy para sa paglilingkod sa templo noong panahon ng paghahari ni Hezekias.—2Cr 31:13.

**ISMERAI** [Magbantay Nawa si Jehova]. Isang ulo sa mga Benjamita na nanirahan sa Jerusalem; anak o inapo ni Elpaal.—1Cr 8:1, 18, 28.

**ISOD** [Taong may Dangal]. Isang inapo ni Manases na ang ina ay si Hamoleket.—1Cr 7:14, 18.

**ISOPO** [sa Heb., *'e·zohv′;* sa Gr., *hys′so·pos*]. Hindi matiyak ang eksaktong pagkakakilanlan ng isopo. Sa katunayan, ang mga terminong Hebreo at Griego ay maaaring sumasaklaw sa iba't ibang uri ng halaman.

Sinasabi ng ilang makabagong iskolar na malamang na ang isopo sa Hebreong Kasulatan ay ang *marjoram* (*Origanum maru*). Ang halamang ito na kabilang sa pamilya ng mga yerbabuena ay pangkaraniwan sa Palestina. Sa ilalim ng kaayaayang mga kalagayan ay umaabot ito sa taas na 0.5 hanggang 0.9 m (1.5 hanggang 3 piye). Ang mga sanga at makakapal na dahon nito ay mabalahibo, at gaya ng ipinahihiwatig sa 1 Hari 4:33, makikita itong tumutubo sa mga awang sa batuhan at sa mga pader.

Ang isopo ay ginamit ng mga Israelita sa Ehipto na pansaboy ng dugo ng hayop na pampaskuwa sa dalawang poste ng pinto at sa itaas na bahagi ng pintuan ng kanilang mga bahay. (Exo 12:21, 22) Noong pasinayaan ang tipang Kautusan, gumamit si Moises ng isopo nang wisikan niya ang aklat ng Kautusan at ang bayan. (Heb 9:19) Ang isopo ay binabanggit din sa seremonya ng paglilinis para sa mga tao o mga bahay na dating nahawahan ng ketong (Lev 14:2-7, 48-53; tingnan ang MALINIS, KALINISAN [Ketong]) at sa paghahanda ng mga abo na gagamitin sa "tubig na panlinis," at gayundin sa pagwiwisik ng tubig na ito sa ilang mga bagay at sa mga tao. (Bil 19:6, 9, 18) Kaya naman si David ay angkop na nananalanging dalisayin siya mula sa kasalanan sa pamamagitan ng isopo.—Aw 51:7.

Ang isopo na binanggit may kaugnayan sa pagbabayubay kay Jesu-Kristo (Ju 19:29) ay ipinapalagay ng ilan na tumutukoy sa *durra,* o *Indian millet,* isang uri ng karaniwang *sorghum* (*Sorghum*

*vulgare*). Isa itong halaman na mataas, maliliit ang butil at mahahaba at malalapad ang dahon. Yamang ang halamang ito karaniwan na ay umaabot sa taas na humigit-kumulang 1.8 m (6 na piye) sa Palestina, malamang na napagkunan ito ng isang tangkay, o "tambo," na sapat ang haba upang mailapit sa bibig ni Jesus ang esponghang may maasim na alak. (Mat 27:48; Mar 15:36) Inaakala naman ng iba na maging sa kasong ito, maaaring ang isopo ay ang *marjoram* at iminumungkahi nila na maaaring isang bungkos ng *marjoram* ang ikinabit sa "tambo" na binanggit nina Mateo at Marcos. Ang isa pang pangmalas ay na ang Juan 19:29 ay orihinal na kababasahan ng *hys·soi′* (mahabang kahoy na patulis, diyabelin), hindi *hys·so′poi* (isopo); kaya naman may pagkakasalin na "sa isang mahabang kahoy na patulis" (*AT*) at "sa isang sibat" (*Mo*).

**ISPA** [kinuha sa salitang-ugat na nangangahulugang "walisan nang lubusan"]. Isang ulo ng bayan sa mga Benjamitang naninirahan sa Jerusalem; anak o inapo ni Berias.—1Cr 8:1, 16, 28.

**ISPAN** [posible, Siya ay Humatol]. Isang Benjamitang anak o inapo ni Sasak; isa sa mga ulo ng bayan na naninirahan sa Jerusalem.—1Cr 8:1, 22, 25, 28.

**ISRAEL** [Isa na Nakikipagpunyagi (Isa na Nagmamatiyaga) sa Diyos; o, Nakikipagpunyagi ang Diyos].

1. Ang pangalang ibinigay ng Diyos kay Jacob noong siya ay mga 97 taóng gulang na. Nang gabing tumawid si Jacob sa agusang libis ng Jabok upang salubungin ang kaniyang kapatid na si Esau, siya ay nagsimulang makipagbuno sa isang lalaki na isa palang anghel. Dahil sa pagmamatiyaga ni Jacob sa pakikipagpunyaging iyon, ang kaniyang pangalan ay pinalitan ng Israel bilang tanda ng pagpapala ng Diyos. Bilang paggunita sa mga pangyayaring ito, pinanganlan ni Jacob ang dakong iyon na Peniel o Penuel. (Gen 32:22-31; tingnan ang JACOB Blg. 1.) Nang maglaon, sa Bethel, pinagtibay ng Diyos ang gayong pagpapalit ng pangalan, at mula noon hanggang sa wakas ng kaniyang buhay, si Jacob ay malimit na tawaging Israel. (Gen 35:10, 15; 50:2; 1Cr 1:34) Gayunman, marami sa mahigit na 2,500 paglitaw ng pangalang Israel ang tumutukoy sa mga inapo ni Jacob bilang isang bansa.—Exo 5:1, 2.

2. Lahat ng mga inapo ni Jacob, sa kabuuan, sa alinmang partikular na panahon. (Exo 9:4; Jos 3:7; Ezr 2:2b; Mat 8:10) Bilang mga supling at mga inapo ng 12 anak na lalaki ni Jacob, sila ay kadalasang tinatawag na "mga anak ni Israel"; kung minsan, "sambahayan ng Israel," "mga tao sa Israel," "mga lalaki ng Israel," "estado ng Israel," o "mga Israelita."—Gen 32:32; Mat 10:6; Gaw 4:10; 5:35; Efe 2:12; Ro 9:4; tingnan ang ISRAELITA.

Noong 1728 B.C.E., dahil sa isang taggutom ay napilitang maglakbay ang sambahayan ni Jacob patungong Ehipto, kung saan nanatili ang kanilang mga inapo sa loob ng 215 taon bilang mga naninirahang dayuhan. Ang lahat ng mga Israelita na itinuring na kabilang sa "sambahayan ni Jacob na pumaroon sa Ehipto," hindi kasama ang mga asawa ng mga anak na lalaki ni Jacob, ay 70. Ngunit noong panahon ng pakikipamayan nila roon, sila ay naging isang napakalaking lipunan ng mga alipin, anupat marahil ay may bilang na mga dalawa o tatlong milyon o mahigit pa.—Gen 46:26, 27; Exo 1:7; tingnan ang PAG-ALIS.

Nang mamamatay na siya, pinagpala ni Jacob ang kaniyang 12 anak na lalaki sa ganitong pagkakasunud-sunod: Ruben, Simeon, Levi, Juda, Zebulon, Isacar, Dan, Gad, Aser, Neptali, Jose, Benjamin; at sa pamamagitan nila, ipinagpatuloy ang pantribong kaayusan ng mga patriyarka. (Gen 49:2-28) Gayunman, noong panahon ng pagkaalipin ng Israel, nagtatag ang mga Ehipsiyo ng sarili nilang sistema ng pangangasiwa, na hiwalay sa kaayusan ng mga patriyarka, anupat nagtalaga ng ilan mula sa mga Israelita bilang mga opisyal. Itinala ng mga ito ang bilang ng mga laryong nagawa at tinulungan ang mga Ehipsiyong punong-panginoon, na sapilitan namang nagpatrabaho sa mga Israelita. (Exo 5:6-19) Sa kabilang dako, nang ipinaaalam ni Moises ang mga tagubilin ni Jehova sa kongregasyon, ginawa niya ito sa pamamagitan ng "matatandang lalaki ng Israel" na mga tagapagmanang ulo ng mga sambahayan sa panig ng ama. Sila rin ang sumasama sa kaniya kapag humaharap siya kay Paraon.—Exo 3:16, 18; 4:29, 30; 12:21.

Nang sumapit ang takdang panahon, sa pagwawakas ng patiunang-itinalagang 400-taóng yugto ng kapighatian, noong 1513 B.C.E., dinurog ni Jehova ang namumunong kapangyarihang pandaigdig ng Ehipto at sa pamamagitan ng isang kahanga-hangang pagtatanghal ng kaniyang pagiging Soberanong Makapangyarihan-sa-lahat, inilabas niya ang kaniyang bayang Israel mula sa pagkaalipin. Kasama nilang lumabas ang "isang malaking haluang pangkat" ng mga di-Israelita na nagalak na pumanig sa piling bayan ng Diyos.—Gen 15:13; Gaw 7:6; Exo 12:38.

**Pagsilang ng Bansa.** Sa ilalim ng tipan kay Abraham, ang kongregasyon ng Israel na ibinunga nito ay itinuring na iisang indibiduwal, at, samakatuwid, isang malapit na kamag-anak ang makababawi o makatutubos sa kanila mula sa kanilang pagkaalipin. Si Jehova ang malapit na kamag-anak na

iyon batay sa legal na tipang ito, sa katunayan, ang kanilang Ama, at bilang marapat na Manunubos, gumamit siya ng pagpaparusa upang patayin ang panganay ni Paraon dahil sa pagtangging palayain ang Israel na "panganay" na anak ng Diyos. (Exo 4: 22, 23; 6:2-7) Kaya pagkatapos itong mailigtas mula sa Ehipto sa legal na paraan, ang Israel ay naging bukod-tanging pag-aari ni Jehova. "Kayo lamang ang kinilala ko sa lahat ng mga pamilya sa lupa," ang sabi niya. (Am 3:2; Exo 19:5, 6; Deu 7:6) Gayunman, minabuti ng Diyos na pakitunguhan sila, hindi bilang isang patriyarkal na lipunan lamang, kundi bilang ang bansang Israel, na nilalang niya at binigyan niya ng isang teokratikong pamahalaan na itinatag sa tipang Kautusan bilang konstitusyon nito.

Sa loob ng tatlong buwan pagkaalis ng Israel mula sa Ehipto, ito ay naging isang independiyenteng bansa sa ilalim ng tipang Kautusan na pinasinayaan sa Bundok Sinai. (Heb 9:19, 20) Ang Sampung Salita, o Sampung Utos, na isinulat "ng daliri ng Diyos," ang naging balangkas ng pambansang kodigong iyon, na dinagdagan ng mga 600 iba pang mga kautusan, mga batas, mga tuntunin, at mga hudisyal na pasiya. Dahil dito, ito ang naging pinakakumpletong kalipunan ng mga kautusan ng alinmang sinaunang bansa, anupat inilahad nito nang lubhang detalyado ang kaugnayan sa pagitan ng tao at ng Diyos, gayundin sa pagitan ng tao at ng kaniyang kapuwa.—Exo 31:18; 34:27, 28.

Bilang isang ganap na teokrasya, ang lahat ng awtoridad na panghukuman, pambatasan, at tagapagpaganap ay hawak ni Jehova. (Isa 33:22; San 4:12) Iniatang naman ng Dakilang Teokratang ito ang ilang administratibong katungkulan sa kaniyang mga inatasang kinatawan. Mismong ang kodigo ng kautusan ay may probisyon para sa isang dinastiya ng mga hari sa hinaharap na kakatawan kay Jehova sa mga usaping sibil. Gayunman, ang mga haring ito ay hindi mga monarkang ganap ang kapangyarihan, yamang ang pagkasaserdote ay hiwalay sa pagkahari at hindi nito sakop, at sa katunayan, umupo ang mga hari sa "trono ni Jehova" bilang mga kinatawan niya, anupat sakop ng kaniyang mga utos at disiplina.—Deu 17:14-20; 1Cr 29:23; 2Cr 26:16-21.

Sa ilalim ng kodigo ng konstitusyon, ang pagsamba kay Jehova ay ginawang pangunahin sa lahat ng iba pang bagay at sumupil sa bawat bahagi ng buhay at gawain ng bansa. Ang idolatriya ay tahasang kataksilan na nararapat sa parusang kamatayan. (Deu 4:15-19; 6:13-15; 13:1-5) Ang sagradong tabernakulo, at nang maglaon ang templo, lakip ang itinakdang mga hain nito, ang pisikal na sentro ng pagsamba. Ang pagkasaserdoteng itinalaga ng Diyos ay may Urim at Tumim, na sa pamamagitan nito, ang mga sagot sa mahahalaga at mahihirap na tanong hinggil sa buhay o kamatayan ay tinanggap mula kay Jehova. (Exo 28:30) Ang regular na mga pagtitipon ng mga lalaki, mga babae, at mga bata ay inilaan (sapilitan para sa mga lalaki), at nakatulong ang mga ito upang maingatan ang espirituwal na kalusugan at pagkakaisa ng bansa.—Lev 23:2; Deu 31:10-13.

Gumawa ng kaayusan ng mga hukom na mamamahala sa "sampu-sampu," "lima-limampu," "daandaan," at "libu-libo." Sa ganitong paraan, mabilis na maaasikaso ang mga usapin ng bayan, at ang mga apela ay maidudulog kay Moises, at kung kinakailangan ay maaari naman niyang dalhin ang kaso sa harap ni Jehova para sa pangwakas na pasiya. (Exo 18:19-26; Deu 16:18) Ang organisasyong militar lakip ang pangangalap nito ng mga tauhan at pamamahagi ng awtoridad ay umalinsunod din sa isang katulad na pagpapangkat-pangkat ayon sa bilang.—Bil 1:3, 4, 16; 31:3-6, 14, 48.

Ang iba't ibang mga katungkulang sibil, hudisyal, at militar ay hinawakan ng mga tagapagmanang ulo ng mga tribo—ang matatandang lalaki na makaranasan, marurunong, at maiingat. (Deu 1:13-15) Ang matatandang lalaking ito ay tumayo sa harap ni Jehova bilang mga kinatawan ng buong kongregasyon ng Israel, at sa pamamagitan nila ay nagsalita sina Jehova at Moises sa buong bayan. (Exo 3: 15, 16) Sila ay mga lalaki na matiyagang duminig sa mga hudisyal na usapin, nagpatupad sa iba't ibang bahagi ng tipang Kautusan (Deu 21:18-21; 22:15-21; 25:7-10), sumunod sa mga pasiya ng Diyos na naigawad na (Deu 19:11, 12; 21:1-9), naglaan ng pangunguna sa militar (Bil 1:16), nagpatibay sa mga tratadong napagkasunduan na (Jos 9:15), at, bilang isang komite sa ilalim ng pagkaulo ng mataas na saserdote, gumanap sa iba pang mga pananagutan (Jos 22:13-16).

Pinanatili pa rin ng bagong teokratikong estadong ito ng Israel na may sentralisadong awtoridad ang kaayusan ng mga patriyarka na may 12 pangkat ng tribo. Ngunit upang mahalinhan ang tribo ni Levi sa paglilingkod militar (sa gayon ay maiukol nito ang panahon nito tanging sa relihiyosong mga bagay) at magkaroon pa rin ng 12 tribo na may 12 bahagi sa Lupang Pangako, gumawa ng pormal na mga pagbabago sa talaangkanan. (Bil 1:49, 50; 18:20-24) Nariyan din ang suliranin may kinalaman sa mga karapatan ng panganay. Si Ruben, ang panganay ni Jacob, ay may karapatan sa dobleng bahagi ng mana (ihambing ang Deu 21:17), ngunit naiwala niya ang karapatang ito dahil sa paggawa niya ng insestong imoralidad sa babae ng kaniyang ama. (Gen 35:22; 49:3, 4) Kinailangang punan ang mga

bakanteng ito, ang nabakante ni Levi sa gitna ng 12 gayundin ang pagkawala ng isa na may mga karapatan bilang panganay.

Sa maituturing na simpleng paraan, isinaayos ni Jehova ang dalawang bagay na ito sa pamamagitan lamang ng iisang pagkilos. Ang dalawang anak ni Jose, sina Efraim at Manases, ay itinaas sa ganap na katayuan bilang mga ulo ng tribo. (Gen 48:1-6; 1Cr 5:1, 2) Muli, nagkaroon ng 12 tribo bukod pa yaong kay Levi, at gayundin isang dobleng bahagi ng lupain ang makasagisag na ibinigay kay Jose na ama nina Efraim at Manases sa pamamagitan ng dalawang ito. Sa ganitong paraan, ang mga karapatan ng panganay ay kinuha kay Ruben, ang panganay ni Lea, at ibinigay kay Jose, ang panganay ni Raquel. (Gen 29:31, 32; 30:22-24) Pagkatapos ng mga pagbabagong ito, ang mga pangalan ng 12 (di-Levitang) tribo ng Israel ay Ruben, Simeon, Juda, Isacar, Zebulon, Efraim, Manases, Benjamin, Dan, Aser, Gad, at Neptali.—Bil 1:4-15.

**Mula sa Sinai Hanggang sa Lupang Pangako.** Dalawa lamang sa 12 tiktik na isinugo sa Lupang Pangako ang bumalik na may matibay na pananampalataya upang patibaying-loob ang kanilang mga kapatid na sumalakay at manlupig. Kaya ipinasiya ni Jehova na dahil sa kawalang ito ng pananampalataya ng nakararami, lahat ng mahigit sa 20 taóng gulang na lumabas mula sa Ehipto, maliban sa ilan, ay mamamatay roon sa ilang. (Bil 13:25-33; 14:26-34) Kaya sa loob ng 40 taon, ang malaking kampong iyon ng Israel ay nagpagala-gala sa Peninsula ng Sinai. Maging sina Moises at Aaron ay namatay nang hindi nakatuntong sa Lupang Pangako. Di-nagtagal pagkalabas ng Israel mula sa Ehipto, ipinakita ng isang sensus na may 603,550 matitipunong lalaki, ngunit pagkaraan ng mga 39 na taon, ang bilang ng bagong salinlahi ay mas mababa nang 1,820, o 601,730.—Bil 1:45, 46; 26:51.

Noong panahon ng pagala-galang pamumuhay ng Israel sa ilang, si Jehova ay naging isang pananggalang na pader sa palibot nila, isang kalasag laban sa kanilang mga kaaway. Pinahintulutan lamang niyang sumapit sa kanila ang masama noong maghimagsik sila laban sa kaniya. (Bil 21:5, 6) Inilaan din ni Jehova ang lahat ng kanilang pangangailangan. Binigyan niya sila ng manna at tubig, binigyan niya sila ng isang kodigo ng kalinisan na nangalaga sa kanilang kalusugan, at maging ang kanilang mga sapatos ay iningatan niya upang huwag maluma. (Exo 15:23-25; 16:31, 35; Deu 29:5) Ngunit sa kabila ng gayong maibigin at makahimalang pangangalaga ni Jehova, ang Israel ay paulit-ulit na nagbulung-bulungan at nagreklamo; at sa pana-panahon ay may mga rebeldeng bumabangon upang hamunin ang mga teokratikong pag-aatas, anupat kinailangang disiplinahin sila ni Jehova nang may katindihan, upang matutuhan ng iba na matakot at sumunod sa kanilang Dakilang Manunubos.—Bil 14:2-12; 16:1-3; Deu 9:24; 1Co 10:10.

Papatapos na ang 40-taóng paglalakbay ng Israel sa ilang nang ibigay ni Jehova ang mga hari ng mga Amorita, sina Sihon at Og, sa kanilang kamay. Dahil sa tagumpay na ito, ang Israel ay naging tagapagmana ng malaking teritoryo sa S ng Jordan kung saan namayan ang mga tribo nina Ruben at Gad at ang kalahati ng tribo ni Manases.—Deu 3:1-13; Jos 2:10.

**Ang Israel sa Ilalim ng mga Hukom.** Pagkamatay ni Moises, pinangunahan ni Josue ang mga Israelita patawid sa Jordan noong 1473 B.C.E. papasók sa lupain na inilalarawang "inaagusan ng gatas at pulot-pukyutan." (Bil 13:27; Deu 27:3) Pagkatapos, sa isang malawakang anim-na-taóng kampanya, nilupig nila ang teritoryo na dating kontrolado ng 31 hari sa K ng Jordan, kabilang na ang mga nakukutaang lunsod na gaya ng Jerico at Ai. (Jos 1 hanggang 12) Hindi kasama rito ang mga baybaying kapatagan at ang ilang nakapaloob na lunsod, tulad ng moog ng mga Jebusita na nang maglaon ay naging Lunsod ni David. (Jos 13:1-6; 2Sa 5:6-9) Ang sumasalansang-sa-Diyos na mga elementong ito na pinahintulutang manatili ay nagsilbing mga tinik at mga dawag sa tagiliran ng Israel, at lalo pang tumindi ang kirot dahil sa pakikipag-asawa sa mga ito. Sa loob ng isang yugto na mahigit sa 380 taon, mula sa pagkamatay ni Josue hanggang sa lubusang masupil ni David ang mga ito, ang gayong mga mananamba ng huwad na mga diyos ay nagsilbing "mga kasangkapan upang masubok ang Israel upang malaman kung susundin nila ang mga utos ni Jehova."—Huk 3:4-6.

Ang bagong-lupig na teritoryo ay hinati-hati sa mga tribo ng Israel sa pamamagitan ng palabunutan, gaya ng iniutos ni Jehova kay Moises. Anim na "kanlungang lunsod" ang ibinukod para sa kaligtasan ng mga nakapatay nang di-sinasadya. Ang mga ito, at ang 42 iba pang mga lunsod at ang kani-kanilang nakapalibot na lupaing agrikultural, ay itinakda sa tribo ni Levi.—Jos 13 hanggang 21.

Bawat lunsod ay nag-atas ng mga hukom at mga opisyal sa mga pintuang-daan nito upang mag-asikaso sa mga hudisyal na usapin gaya ng inilalaan sa ilalim ng tipang Kautusan (Deu 16:18) at maging ng kinatawang matatandang lalaki upang mangasiwa sa pangkalahatang kapakanan ng lunsod. (Huk 11:5) Bagaman nanatili sa mga tribo ang kanilang pagkakakilanlan at mga mana, wala na ang kalakhang bahagi ng sentralisadong pang-organisasyong kontrol na pinairal noong panahon ng pamamalagi sa ilang. Ang awit nina Debora at Barak,

ang mga pangyayari noong nakikipagdigma si Gideon, at ang mga gawain ni Jepte ay pawang nagsisiwalat sa mga suliranin hinggil sa kawalan ng pagkakaisa na bumangon pagkamatay ni Moises at ng kaniyang kahaliling si Josue at nang ang bayan ay mabigong tumingin sa kanilang di-nakikitang Ulo, ang Diyos na Jehova, ukol sa patnubay.—Huk 5:1-31; 8:1-3; 11:1–12:7.

Nang mamatay si Josue at ang matatandang lalaking kabilang sa kaniyang salinlahi, ang bayan ay nagsimulang mag-urong-sulong sa kanilang katapatan at pagkamasunurin kay Jehova, tulad ng isang malaking pendulo na umuuguy-ugoy sa pagitan ng tunay at huwad na pagsamba. (Huk 2:7, 11-13, 18, 19) Nang iwanan nila si Jehova at bumaling sila sa paglilingkod sa mga Baal, inalis niya ang kaniyang proteksiyon at pinahintulutang pumaroon ang mga bansa na nasa palibot nila upang samsaman ang lupain. Palibhasa'y nagising sa pangangailangang kumilos nang may pagkakaisa dahil sa gayong paniniil, ang suwail na Israel ay namanhik kay Jehova at siya naman ay nagbangon ng mga hukom, o mga tagapagligtas, upang sagipin ang bayan. (Huk 2:10-16; 3:15) Sunud-sunod na magigiting na hukom ang bumangon pagkatapos ni Josue, kabilang na sina Otniel, Ehud, Samgar, Barak, Gideon, Tola, Jair, Jepte, Ibzan, Elon, Abdon, at Samson. —Huk 3 hanggang 16.

Sa bawat pagliligtas ay higit na nagkaisa ang bansa. Mayroon pang ibang mga insidente na nagdulot ng pagkakaisa. Sa isang pagkakataon, nang ang babae ng isang Levita ay walang-patumanggang halayin, 11 tribo ang nagkakaisang kumilos nang may pagkasuklam laban sa tribo ni Benjamin, anupat ipinakitang ang buong bansa ay nakadama ng pagkakasala at pananagutan. (Huk kab 19, 20) Ang lahat ng mga tribo ay may-pagkakaisang pumaroon sa kaban ng tipan na nasa tabernakulo sa Shilo. (Jos 18:1) Kaya naman nakadama sila ng kawalan bilang isang bansa nang ang Kaban ay mabihag ng mga Filisteo dahil sa kabuktutan at maling paggawi ng mga saserdote noong panahong iyon, lalo na ng mga anak ng mataas na saserdoteng si Eli. (1Sa 2:22-36; 4:1-22) Nang mamatay si Eli, at nang si Samuel ay maging propeta at hukom ng Israel, nagbunga ito ng pagkakaisa ng Israel, palibhasa'y naglakbay si Samuel at inikot niya ang Israel upang asikasuhin ang mga tanong at mga pagtatalo sa gitna ng bayan.—1Sa 7:15, 16.

**Ang Nagkakaisang Kaharian.** Noong 1117 B.C.E., lubhang nayamot si Samuel nang makiusap ang Israel: "Mag-atas ka para sa amin ng isang hari upang humatol sa amin gaya ng lahat ng mga bansa." Gayunman, sinabi ni Jehova kay Samuel, "Makinig ka sa tinig ng bayan . . . sapagkat hindi ikaw ang itinatakwil nila, kundi ako ang itinatakwil nila mula sa pagiging hari sa kanila." (1Sa 8:4-9; 12:17, 18) Sa gayon, si Saul na Benjamita ang napili bilang unang hari ng Israel, at bagaman mabuti ang pasimula ng kaniyang pamamahala, di-nagtagal ang kaniyang kapangahasan ay humantong sa pagsuway, ang pagsuway naman sa paghihimagsik, at ang paghihimagsik naman sa kaniyang pagsangguni sa isang espiritista nang bandang huli—anupat, pagkatapos ng 40 taon, napatunayan siyang isang ganap na kabiguan!—1Sa 10:1; 11:14, 15; 13:1-14; 15:22-29; 31:4.

Si David na mula sa tribo ni Juda, isang 'lalaking kalugud-lugod sa puso ni Jehova' (1Sa 13:14; Gaw 13:22), ay pinahiran bilang hari na kahalili ni Saul, at sa ilalim ng kaniyang mahusay na pangunguna, ang mga hangganan ng bansa ay pinaabot hanggang sa lawak na ipinangako, mula sa "ilog ng Ehipto hanggang sa malaking ilog, na ilog ng Eufrates." —Gen 15:18; Deu 11:24; 2Sa 8:1-14; 1Ha 4:21.

Noong panahon ng 40-taóng paghahari ni David, iba't ibang pantanging katungkulan ang itinatag bilang karagdagan sa pantribong kaayusan. Nagkaroon ng isang maliit na grupo ng mga tagapayo na nakapalibot sa hari, bukod pa sa maimpluwensiyang matatandang lalaki na naglilingkod sa sentralisadong pamahalaan. (1Cr 13:1; 27:32-34) Naroon din ang mas malaking pangkagawarang kawanihan ng pamahalaan na binubuo ng mga prinsipe ng mga tribo, mga pinuno, mga opisyal ng korte, at mga tauhan ng militar na may mga pananagutang administratibo. (1Cr 28:1) Upang epektibong maasikaso ang ilang bagay, nag-atas si David ng 6,000 Levita bilang mga hukom at mga opisyal. (1Cr 23:3, 4) Nagtatag ng iba pang mga kagawaran na may mga inatasang tagapangasiwa upang mag-asikaso sa pagsasaka sa mga bukid at upang pamahalaan ang mga bagay gaya ng mga ubasan at mga gawaan ng alak, mga taniman ng olibo at mga imbakan ng langis, at mga alagang hayop at mga kawan. (1Cr 27:26-31) Sa gayunding paraan, ang mga pinansiyal na kapakanan ng hari ay pinangasiwaan ng isang sentral na kagawaran ng ingatang-yaman na hiwalay sa nangangasiwa sa mga kayamanan na nakaimbak sa ibang lugar, gaya ng malalayong lunsod at nayon.—1Cr 27:25.

Hinalinhan ni Solomon ang kaniyang amang si David bilang hari noong 1037 B.C.E. Naghari siya "sa lahat ng kaharian mula sa Ilog [Eufrates] hanggang sa lupain ng mga Filisteo at hanggang sa hangganan ng Ehipto" sa loob ng 40 taon. Ang kaniyang paghahari ay pantanging kinakitaan ng kapayapaan at kasaganaan, sapagkat ang mga bansa sa palibot ay patuloy na 'nagdala ng mga kaloob at naglingkod kay Solomon sa lahat ng mga araw ng kaniyang

buhay.’ (1Ha 4:21) Naging kasabihan ang karunungan ni Solomon, palibhasa’y siya ang pinakamarunong na hari noong sinaunang panahon, at noong panahon ng kaniyang paghahari, naabot ng Israel ang tugatog ng kapangyarihan at kaluwalhatian nito. Ang isa sa pinakamalalaking tagumpay ni Solomon ay ang pagtatayo ng maringal na templo, na ang mga plano ay tinanggap niya mula sa kaniyang kinasihang ama na si David.—1Ha kab 3 hanggang 9; 1Cr 28:11-19.

Ngunit sa kabila ng lahat ng kaniyang kaluwalhatian, kayamanan, at karunungan, si Solomon ay naging isang kabiguan, sapagkat pinahintulutan niyang italikod siya ng kaniyang maraming asawang banyaga mula sa dalisay na pagsamba kay Jehova tungo sa lapastangang mga gawain ng mga huwad na relihiyon. Sa katapus-tapusan ay namatay si Solomon na walang pagsang-ayon ni Jehova, at si Rehoboam na kaniyang anak ang humalili sa kaniya.—1Ha 11:1-13, 33, 41-43.

Palibhasa’y walang karunungan at malayong pananaw, dinagdagan ni Rehoboam ang dati nang mabibigat na pasanin ng bayan mula sa pamahalaan. Dahil dito, humiwalay sa kaniya ang sampung hilagang tribo sa pangunguna ni Jeroboam, gaya nga ng inihula ng propeta ni Jehova. (1Ha 11:29-32; 12:12-20) Sa gayon ay nahati ang kaharian ng Israel noong 997 B.C.E.

Para sa mga detalye hinggil sa nahating kaharian, tingnan ang ISRAEL Blg. 3.

**Ang Israel Pagkatapos ng Pagkatapon sa Babilonya.** Sa loob ng sumunod na 390 taon pagkatapos na mamatay si Solomon at mahati ang nagkakaisang kaharian at hanggang sa mawasak ang Jerusalem noong 607 B.C.E., ang terminong “Israel” ay kadalasang kumakapit lamang sa sampung tribo na nasa ilalim ng pamamahala ng hilagang kaharian. (2Ha 17:21-23) Ngunit nang bumalik ang isang nalabi ng 12 tribo mula sa pagkatapon, at patuloy hanggang sa ikalawang pagkawasak ng Jerusalem noong 70 C.E., ang terminong “Israel” ay minsan pang sumaklaw sa kabuuan ng mga inapo ni Jacob na nabubuhay nang panahong iyon. Muli ang mga tao ng 12 tribo ay tinawag na “buong Israel.”—Ezr 2:70; 6:17; 10:5; Ne 12:47; Gaw 2:22, 36.

Ang mga bumalik sa Jerusalem kasama ni Zerubabel at ng mataas na saserdoteng si Josue (Jesua) noong 537 B.C.E. ay halos 50,000 (42,360 Israelita at mahigit 7,500 alipin at bihasang mang-aawit), at sinimulan ng mga ito na muling itayo ang bahay ng pagsamba kay Jehova. (Ezr 3:1, 2; 5:1, 2) Nang maglaon, may iba pang bumalik kasama ni Ezra noong 468 B.C.E. (Ezr 7:1–8:36), at nang dakong huli, noong 455 B.C.E., tiyak na may iba pang sumama kay Nehemias nang pumaroon ito sa Jerusalem taglay ang pantanging atas na muling itayo ang mga pader at mga pintuang-daan ng lunsod. (Ne 2:5-9) Gayunman, maraming Israelita ang nanatiling nakapangalat sa buong imperyo, gaya ng binanggit sa aklat ng Esther.—Es 3:8; 8:8-14; 9:30.

Bagaman hindi nakabalik ang Israel sa dati nitong soberanya bilang independiyenteng bansa, ito naman ay naging isang Hebreong komonwelt na may malaking kalayaan sa ilalim ng pamumuno ng Persia. Ang mga kinatawang tagapamahala at mga gobernador (tulad nina Zerubabel at Nehemias) ay inatasan mula sa mga Israelita mismo. (Ne 2:16-18; 5:14, 15; Hag 1:1) Ang matatandang lalaki ng Israel at ang mga prinsipe ng mga tribo ay patuloy na gumanap bilang mga tagapayo at mga kinatawan ng bayan. (Ezr 10:8, 14) Ang makasaserdoteng organisasyon ay muling itinatag, salig sa sinaunang mga rekord ng talaangkanan na naingatang mabuti, at nang muling gumana ang gayong Levitikong kaayusan, ang mga paghahain at iba pang mga kahilingan ng tipang Kautusan ay tinupad.—Ezr 2:59-63; 8:1-14; Ne 8:1-18.

Nang bumagsak ang Imperyo ng Persia at bumangon ang pamumuno ng Gresya sa daigdig, nabahagi ang Israel dahil sa labanan sa pagitan ng mga Ptolemy ng Ehipto at ng mga Seleucido ng Sirya. Ipinasiya ng huling nabanggit, noong panahon ng pamamahala ni Antiochus IV (Epiphanes), na pawiin ang pagsamba at mga kaugaliang Judio. Umabot sa kasukdulan ang kaniyang pagsisikap noong 168 B.C.E. nang isang paganong altar ang itinayo sa ibabaw ng altar ng templo sa Jerusalem at inialay sa Griegong diyos na si Zeus. Gayunman, kabaligtaran ang naging epekto ng nakapangingilabot na insidenteng ito, sapagkat iyon ang naging ningas na nagpasiklab sa pag-aalsa ng mga Macabeo. Pagkaraan ng eksaktong tatlong taon, muling inialay ng matagumpay na Judiong lider na si Judas Maccabaeus ang nilinis na templo kay Jehova kasabay ng isang kapistahan na mula noon ay ginugunita ng mga Judio bilang ang Hanukkah.

Ang sumunod na siglo ay kinakitaan ng malaking panloob na kaguluhan na higit at higit na naglayo sa Israel sa administratibong mga paglalaan ng tipang Kautusan batay sa tribo. Sa loob ng yugtong ito, ang pansariling pamamahala ng mga Macabeo o mga Hasmoneano ay napaharap sa pabagu-bagong mga kalagayan, at nabuo ang mga partido ng mga Saduceong panig sa mga Hasmoneano at ng mga Pariseong laban sa mga Hasmoneano. Nang dakong huli ay tinawagan ang Roma, ang kapangyarihang pandaigdig noon, upang makialam. Namagitan si Heneral Gnaeus Pompey, at pagkatapos ng tatlong-buwang pagkubkob ay nakuha niya ang

Jerusalem noong 63 B.C.E. at idinagdag ang Judea sa imperyo. Inatasan ng Roma si Herodes na Dakila bilang hari ng mga Judio noong mga 39 B.C.E., at pagkaraan ng mga tatlong taon ay matagumpay niyang dinurog ang pamamahalang Hasmoneano. Nang malapit nang mamatay si Herodes, ipinanganak si Jesus noong 2 B.C.E., bilang "isang kaluwalhatian ng iyong bayang Israel."—Luc 2:32.

Ang awtoridad ng imperyo ng Roma sa Israel noong unang siglo C.E. ay binaha-bahagi sa mga tagapamahala ng distrito at mga gobernador, o mga prokurador. Binabanggit sa Bibliya ang mga tagapamahala ng distrito na gaya nina Felipe, Lisanias, at Herodes Antipas (Luc 3:1); gayundin ang mga gobernador na sina Poncio Pilato, Felix, at Festo (Gaw 23:26; 24:27); at ang mga haring sina Agripa I at II (Gaw 12:1; 25:13). Sa loob ng bansa, umiiral pa rin sa paanuman ang pantribong kaayusan ayon sa angkan, gaya ng makikita nang utusan ni Cesar Augusto ang mga Israelita na magpatala sa lunsod na kinabibilangan ng kanilang sambahayan sa panig ng ama. (Luc 2:1-5) Lubhang maimpluwensiya pa rin sa taong-bayan "ang matatandang lalaki" at ang makasaserdoteng Levitikong mga tagapaglingkod (Mat 21:23; 26:47, 57; Gaw 4:5, 23), bagaman sa malaking antas ay inihalili nila ang mga tradisyon ng mga tao sa nakasulat na mga kahilingan ng tipang Kautusan.—Mat 15:1-11.

Sa gayong kapaligiran isinilang ang Kristiyanismo. Una ay dumating si Juan na Tagapagbautismo, ang tagapagpauna ni Jesus, na nagpanumbalik sa maraming Israelita kay Jehova. (Luc 1:16; Ju 1:31) Pagkatapos, ipinagpatuloy ni Jesus at ng kaniyang mga apostol ang gawaing pagliligtas, anupat nagpagal sila sa gitna ng "nawawalang mga tupa ng sambahayan ng Israel," habang kanilang idinidilat ang mga matang bulag upang makita ang maling mga tradisyon ng mga tao at ang nakahihigit na mga pakinabang ng dalisay na pagsamba sa Diyos. (Mat 15:24; 10:6) Gayunman, isang nalabi lamang ang tumanggap kay Jesus bilang Mesiyas at naligtas. (Ro 9:27; 11:7) Ito ang mga may-kagalakang nagbunyi sa kaniya bilang "Hari ng Israel." (Ju 1:49; 12: 12, 13) Ang karamihan, na tumangging manampalataya kay Jesus (Mat 8:10; Ro 9:31, 32), ay sumuporta sa kanilang mga lider ng relihiyon na sumigaw: "Alisin siya! Alisin siya! Ibayubay siya!" "Wala kaming hari kundi si Cesar."—Ju 19:15; Mar 15:11-15.

Di-nagtagal, napatunayang huwad ang pakunwaring matatag na pagkamatapat na ito kay Cesar. Ang mga panatikong elemento sa Israel ay nagsulsol ng sunud-sunod na paghihimagsik, at sa bawat pagkakataon, ang probinsiya ay dumanas ng mababagsik na pagganti ng mga Romano, mga pagganti na nagpatindi naman sa pagkapoot ng mga Judio sa pamamahala ng Roma. Nang dakong huli, naging napakaselan ng situwasyon anupat hindi na ito mapigilan ng lokal na mga hukbong Romano at si Cestio Gallo, gobernador ng Sirya, ay kumilos laban sa Jerusalem kasama ang mas malalakas na hukbo upang panatilihin ang kontrol ng Roma.

Pagkatapos na silaban ang Bezetha, sa H ng templo, nagkampo si Gallo sa harap ng maharlikang palasyo, sa TK ng templo. Nang sandaling iyon, sabi ni Josephus, madali na sana niyang mapapasok ang lunsod; gayunman, dahil sa kaniyang pagluluwat, lumakas ang mga rebelde. Sa gayon, ang nagpapaunang mga yunit ng mga Romano ay bumuo ng tabing na panangga, tulad ng likod ng pagong, sa pamamagitan ng pagtatakip ng kanilang mga kalasag sa kanilang sarili at sinimulan nilang sirain ang mga pader. Muli, nang malapit nang magtagumpay ang mga Romano, umurong sila noong taglagas ng 66 C.E. May kinalaman sa pag-urong na ito, sinabi ni Josephus: "Biglang pinabalik ni Cestio . . . ang kaniyang mga hukbo, tinalikuran ang kaniyang mga inaasahan, bagaman walang dinanas na pagkatalo, at, taliwas sa inaakala ng lahat, umalis sila sa lunsod." (*The Jewish War,* II, 540 [xix, 7]) Ang pagsalakay na ito sa lunsod, na sinundan ng biglang pag-urong, ang naglaan ng hudyat at ng pagkakataon upang ang mga Kristiyano roon ay "tumakas patungo sa mga bundok" gaya ng itinagubilin ni Jesus. —Luc 21:20-22.

Nang sumunod na taon (67 C.E.) sinimulang sawatain ni Vespasian ang pag-aalsa ng mga Judio, ngunit dahil sa di-inaasahang pagkamatay ni Nero noong taóng 68 ay nabuksan ang daan upang maging emperador si Vespasian. Kaya bumalik siya sa Roma noong taóng 69 at iniwan ang kaniyang anak na si Tito upang ipagpatuloy nito ang kampanya, at nang sumunod na taon, 70 C.E., ang Jerusalem ay pinasok at winasak. Pagkaraan ng tatlong taon, ang huling moog ng mga Judio sa Masada ay bumagsak sa mga Romano. Sinasabi ni Josephus na sa buong panahon ng kampanya laban sa Jerusalem, 1,100,000 Judio ang namatay, marami ay dahil sa salot at taggutom, at 97,000 ang kinuhang bihag, sabi niya, anupat ang marami ay nangalat bilang mga alipin sa lahat ng purok ng imperyo.—*The Jewish War,* VI, 420 (ix, 3).

Para sa pagkakakilanlan ng "labindalawang tribo ng Israel" na tinutukoy sa Mateo 19:28 at Lucas 22: 30, tingnan ang TRIBO ('Paghatol sa Labindalawang Tribo ng Israel').

**3.** Ang mga tribo na makalawang ulit na bumuo sa isang hiwalay na hilagang kaharian ng Israel.

Naganap ang unang pagkahati ng pambansang pamahalaan nang mamatay si Saul noong mga

1078 B.C.E. Kinilala ng tribo ni Juda si David bilang hari, ngunit ginawang hari ng iba pang mga tribo ang anak ni Saul na si Is-boset; pagkaraan ng dalawang taon, si Is-boset ay napaslang. (2Sa 2:4, 8-10; 4:5-7) Sa kalaunan, naayos ang hidwaan at si David ang naging hari ng 12 tribo.—2Sa 5:1-3.

Sa kalaunan ng paghahari ni David, nang masugpo ang paghihimagsik ng kaniyang anak na si Absalom, minsan pang kinilala ng lahat ng mga tribo si David bilang hari. Gayunman, nang ibinabalik ang hari sa kaniyang trono, bumangon ang pagtatalo tungkol sa wastong kaayusan, at sa bagay na ito, nakabangga ng sampung hilagang tribo na tinatawag na Israel ang mga lalaki ng Juda.—2Sa 19:41-43.

Ang buong 12 tribo ay nagkaisa sa kanilang pagsuporta sa anak ni David na si Solomon sa pagkahari nito. Ngunit nang mamatay ito noong mga 998 B.C.E., naganap ang ikalawang pagkahati ng kaharian. Tanging ang mga tribo nina Benjamin at Juda ang sumuporta kay Haring Rehoboam, na umupo sa trono ng kaniyang amang si Solomon sa Jerusalem. Pinili ng Israel, na binubuo ng sampung tribo sa dakong H at S, si Jeroboam upang maging kanilang hari.—1Ha 11:29-37; 12:1-24; MAPA, Tomo 1, p. 947.

Sa pasimula, ang kabisera ng Israel ay itinatag sa Sikem. Nang maglaon ay inilipat ito sa Tirza, at noon namang panahon ng paghahari ni Omri ay inilipat ito sa Samaria, kung saan ito nanatili sa loob ng sumunod na 200 taon. (1Ha 12:25; 15:33; 16:23, 24) Alam ni Jeroboam na ang nagkakaisang pagsamba ay nagbubuklod sa isang bayan, kaya upang ang humiwalay na mga tribo ay huwag nang pumaroon sa templo ng Jerusalem upang sumamba, naglagay siya ng dalawang ginintuang guya, hindi sa kabisera, kundi sa dalawang dulo ng teritoryo ng Israel, ang isa ay sa Bethel sa timog at ang isa pa ay sa Dan sa hilaga. Nagtalaga rin siya ng isang di-Levitikong pagkasaserdote upang manguna at magturo sa Israel ng pagsamba kapuwa sa mga ginintuang guya at sa hugis-kambing na mga demonyo.—1Ha 12:28-33; 2Cr 11:13-15.

Sa paningin ni Jehova, isang napakalaking kasalanan ang ginawa ni Jeroboam. (2Ha 17:21, 22) Kung nanatili lamang siyang tapat kay Jehova at hindi bumaling sa gayong talamak na idolatriya, pahihintulutan sana ng Diyos na magpatuloy ang kaniyang dinastiya, ngunit gaya ng nangyari, nawala sa kaniyang sambahayan ang trono nang ang kaniyang anak na si Nadab ay mapaslang wala pang dalawang taon pagkamatay ni Jeroboam.—1Ha 11:38; 15:25-28.

Kung ano ang kinalalabasan ng tagapamahala, gayundin ang kinalalabasan ng bansang Israel. Labinsiyam na hari, hindi kabilang si Tibni (1Ha 16:21, 22), ang namahala mula 997 hanggang 740 B.C.E. Siyam lamang ang hinalinhan ng sarili nilang mga anak, at isa lamang ang nagkaroon ng dinastiya na umabot sa ikaapat na salinlahi. Pito sa mga hari ng Israel ang namahala nang dalawang taon o mas maigsi pa; ang ilan ay namahala sa loob lamang ng ilang araw. Ang isa ay nagpatiwakal, ang apat ay maagang namatay, at ang anim pa ay pinaslang ng ambisyosong mga lalaki na lumuklok sa trono ng kanilang mga biktima. Bagaman si Jehu, ang pinakamabuti sa kanilang lahat, ay nakalugod kay Jehova sa pamamagitan ng pag-aalis niya sa buktot na pagsamba kay Baal na itinaguyod nina Ahab at Jezebel, gayunman "si Jehu ay hindi nag-ingat sa paglakad sa kautusan ni Jehova na Diyos ng Israel nang kaniyang buong puso"; pinahintulutan niya na magpatuloy sa buong lupain ang pagsamba sa guya na pinasimulan ni Jeroboam.—2Ha 10:30, 31.

Si Jehova, sa ganang kaniya, ay talagang nagpakita ng mahabang pagtitiis sa Israel. Sa loob ng kanilang 257-taóng kasaysayan, patuloy niyang isinugo ang kaniyang mga lingkod upang babalaan ang mga tagapamahala at ang bayan tungkol sa kanilang balakyot na mga daan, ngunit walang nangyari. (2Ha 17:7-18) Kabilang sa tapat na mga lingkod na ito ng Diyos ang mga propetang sina Jehu (hindi ang hari), Elias, Micaias, Eliseo, Jonas, Oded, Oseas, Amos, at Mikas.—1Ha 13:1-3; 16:1, 12; 17:1; 22:8; 2Ha 3:11, 12; 14:25; 2Cr 28:9; Os 1:1; Am 1:1; Mik 1:1.

Mas matindi ang suliranin ng Israel hinggil sa pagsasanggalang ng kaniyang sarili laban sa pagsalakay kaysa sa Juda, sapagkat bagaman doble ang kaniyang populasyon, halos tatlong ulit naman ang laki ng lupaing binabantayan niya. Bukod sa manaka-nakang pakikipagdigma laban sa Juda, malimit din siyang nakikipagdigma sa kaniyang mga hanggahan sa hilaga at silangan laban sa Sirya at nasa ilalim ng panggigipit ng Asirya. Ang huling pagkubkob sa Samaria ay sinimulan ni Salmaneser V noong ikapitong taon ng paghahari ni Hosea, ngunit inabot nang halos tatlong taon bago nakuha ng mga Asiryano ang lunsod noong 740 B.C.E.—2Ha 17:1-6; 18:9, 10.

Ang patakaran ng mga Asiryano, na sinimulang ipatupad ng hinalinhan ni Salmaneser na si Tiglat-pileser III, ay alisin ang mga bihag mula sa nalupig na teritoryo at ilipat bilang kahalili nila ang mga tao mula sa ibang mga bahagi ng imperyo. Sa gayon, napigilan ang pagbangon ng mga pag-aalsa. Sa pangyayaring ito, ang ibang mga liping pambansa na dinala sa teritoryo ng Israel ay nagkahalu-halo nang dakong huli, kapuwa ang kanilang mga lahi at mga relihiyon, at nang maglaon ay nakilala sila bi-

lang mga Samaritano.—2Ha 17:24-33; Ezr 4:1, 2, 9, 10; Luc 9:52; Ju 4:7-43.

Gayunman, nang bumagsak ang Israel, hindi pa rin lubusang nawala ang sampung hilagang tribo. Maliwanag na ang ilang tao mula sa mga tribong ito ay iniwan ng mga Asiryano sa teritoryo ng Israel. Tiyak na ang iba ay umalis sa Israel dahil sa idolatriya nito at nagtungo sa teritoryo ng Juda bago ang 740 B.C.E., at ang kanilang mga inapo ay malamang na kabilang sa mga bihag na dinala sa Babilonya noong 607 B.C.E. (2Cr 11:13-17; 35:1, 17-19) Walang alinlangang may mga inapo rin mula sa mga kinuhang bihag ng mga Asiryano (2Ha 17:6; 18:11) na kabilang sa bumalik na nalabi na bumuo sa 12 tribo ng Israel noong 537 B.C.E. at pagkatapos nito.—1Cr 9:2, 3; Ezr 6:17; Os 1:11; ihambing ang Eze 37:15-22.

**4.** Ang Lupang Pangako, o heograpikong teritoryo na iniatas sa bansang Israel (lahat ng 12 tribo), kung ihahambing sa teritoryo ng ibang mga bansa (1Sa 13:19; 2Ha 5:2; 6:23), at pinamahalaan ng mga haring Israelita.—1Cr 22:2; 2Cr 2:17.

Pagkatapos na mahati ang bansa, ang "lupain ng Israel" ay ginagamit kung minsan upang tumukoy sa teritoryo ng hilagang kaharian, anupat ipinakikita ang kaibahan nito sa teritoryo ng Juda. (2Cr 30: 24, 25; 34:1, 3-7) Pagkatapos na bumagsak ang hilagang kaharian, ang pangalan ng Israel, sa pinakadiwa, ay iningatang buháy ng Juda, ang tanging kaharian na nalalabi sa mga inapo ni Israel (Jacob). Samakatuwid, ang lupain ng Judeanong kaharian at ang kabisera nito na Jerusalem ang pangunahing tinutukoy nang gamitin ng propetang si Ezekiel ang pananalitang "lupa ng Israel." (Eze 12:19, 22; 18:2; 21:2, 3) Ito ang heograpikong lugar na lubusang natiwangwang nang 70 taon mula 607 B.C.E. at pagkatapos nito (Eze 25:3) ngunit dito muling titipunin ang isang tapat na nalabi.—Eze 11:17; 20:42; 37:12.

Para sa paglalarawan sa mga katangian ng heograpiya at klima ng Israel, gayundin ang laki, lokasyon, likas na yaman, at kaugnay na mga detalye, tingnan ang artikulong PALESTINA.

**ISRAELITA** [Ni (Kay) Israel]. Isang inapo ni Jacob, na ang pangalan ay pinalitan ng Israel. (2Sa 17:25; Ju 1:47; Ro 11:1; tingnan ang ISRAEL Blg. 1.) Batay sa konteksto, kapag nasa pangmaramihan, ang terminong ito ay tumutukoy sa mga sumusunod: (1) Mga miyembro ng lahat ng 12 tribo bago nahati ang kaharian (1Sa 2:14; 13:20; 29:1); (2) yaong mga kabilang sa 10-tribong hilagang kaharian (1Ha 12:19; 2Ha 3:24); (3) di-Levitikong mga Judio na bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya (1Cr 9:1, 2); (4) mga Judio noong unang siglo C.E. —Gaw 13:16; Ro 9:3, 4; 2Co 11:22.

**ISRAEL NG DIYOS.** Ang pananalitang ito, na minsan lamang matatagpuan sa Kasulatan, ay tumutukoy sa espirituwal na Israel at hindi sa lahi ng mga inapo ni Jacob, na ang pangalan ay pinalitan ng Israel. (Gen 32:22-28) Tinutukoy ng Bibliya ang "Israel ayon sa laman" (1Co 10:18), gayundin ang espirituwal na Israel na binubuo kahit niyaong hindi mga inapo ni Abraham. (Mat 3:9) Nang gamitin ng apostol na si Pablo ang pananalitang "Israel ng Diyos," ipinakita niya na wala itong kinalaman kung ang isa man ay tinuling inapo ni Abraham o hindi.—Gal 6:15, 16.

Dahil itinakwil ng Diyos ang likas na Israel alang-alang sa espirituwal na bansang ito na kinabibilangan ng mga Gentil, inihula ng propetang si Oseas na sasabihin ng Diyos "sa kanila na hindi ko bayan: 'Kayo ang aking bayan.'" (Os 2:23; Ro 9:22-25) Nang dumating ang takdang panahon, ang Kaharian ng Diyos ay kinuha mula sa bansa ng likas na mga Judio at ibinigay sa isang espirituwal na bansang nagluluwal ng mga bunga ng Kaharian. (Mat 21:43) Sa totoo, may likas na mga Judiong kabilang sa espirituwal na Israel. Ang mga apostol at iba pa na tumanggap ng banal na espiritu noong Pentecostes ng 33 C.E. (mga 120), yaong mga naparagdag nang araw na iyon (mga 3,000), at yaong mga naparagdag nang maglaon anupat ang bilang ng mga lalaki pa lamang ay umabot na nang mga 5,000, ay pawang mga Judio at mga proselita. (Gaw 1:13-15; 2:41; 4:4) Magkagayunman, sila, gaya ng pagkakalarawan sa kanila ni Isaias, ay 'isa lamang nalabi' na iniligtas mula sa itinakwil na bansang iyon.—Isa 10: 21, 22; Ro 9:27.

Nililiwanag ng ibang mga kasulatan ang bagay na ito. Nang putulin ang ilan sa "likas na mga sanga" ng makasagisag na punong olibo, inihugpong ang "ligáw" na mga sangang di-Israelita, kaya naman yaong mga "talaga ngang binhi ni Abraham, mga tagapagmana ayon sa isang pangako" ay hindi na itatangi ayon sa lahi at katayuan nila sa buhay. (Ro 11:17-24; Gal 3:28, 29) "Hindi lahat ng nagmumula sa Israel ay talagang 'Israel.'" "Sapagkat siya ay hindi Judio na gayon sa panlabas, ni ang pagtutuli man ay yaong nasa panlabas sa laman. Kundi siya ay Judio na gayon sa panloob, at ang kaniyang pagtutuli ay yaong sa puso sa pamamagitan ng espiritu." (Ro 9:6; 2:28, 29) Hindi nailuwal ng likas na Israel ang takdang bilang, kung kaya "ibinaling ng Diyos ang kaniyang pansin sa mga bansa upang kumuha mula sa kanila ng isang bayan ukol sa kaniyang pangalan." (Gaw 15:14) May kinalaman sa kanila, ganito ang sinabi: "Dati ay hindi kayo bayan, ngunit ngayon ay bayan na ng Diyos." (1Pe 2:10) Sinipi ng apostol na si Pedro yaong ipinangako sa likas na Israel at ikinapit niya ito sa espirituwal na Israel ng

Diyos, anupat sinabi niyang ito ay “isang piniling lahi, isang maharlikang pagkasaserdote, isang banal na bansa, isang bayang ukol sa pantanging pag-aari.”—Exo 19:5, 6; 1Pe 2:9.

Dahil sa ilang makatuwirang kadahilanan, tiyak na ang 12 tribong binanggit sa Apocalipsis kabanata 7 ay tumutukoy sa espirituwal na Israel. Ang talaan dito ay naiiba sa talaan ng likas na Israel sa Bilang kabanata 1. Isa pa, matagal na panahon nang wasak ang templo ng Jerusalem, nagwakas na ang pagkasaserdote nito, at tuluyan nang naglaho ang lahat ng rekord ng mga tribo ng likas na Israel, nang makita ni Juan ang kaniyang pangitain noong 96 C.E. Ngunit ang mas mahalaga, alam na ni Juan ang nabanggit na mga pangyayari mula noong Pentecostes 33 C.E. at pagkatapos niyaon, nang matanggap niya ang kaniyang pangitain. Sa liwanag ng mga pangyayaring iyon, ang pangitain ni Juan tungkol sa mga nakatayo sa makalangit na Bundok Sion kasama ng Kordero, na tinanggihan ng likas na Israel, ay nagsisiwalat na ang bilang ng espirituwal na Israel na ito ng Diyos ay 144,000 na “binili mula sa sangkatauhan.”—Apo 7:4; 14:1, 4.

**ISTOB** [Lalaki ng Tob]. Isa sa maliliit na kaharian na naglaan ng mga lalaking mandirigma upang magamit ng mga anak ni Ammon laban kay David. Natalo ang mga hukbo mula sa “Istob” at ang kanilang mga kaalyado. (2Sa 10, *AT, KJ, NW, Yg*) Inaakala ng karamihan sa mga tagapagsalin at mga heograpo na ang Istob ay dapat na isaling “mga lalaki ng Tob,” anupat tumutukoy sa “lupain ng Tob” kung saan nanirahan si Jepte. (Huk 11:3-11; tingnan ang 2Sa 10:6, 8, *AS, JB, JP, RS.*) Gayunman, ang pagkakasalin na “Istob” ay may suporta ng ilang sinaunang bersiyon. (*LXX; Sy; Vg*) Hindi alam sa ngayon kung saan ang lokasyon ng isang sinaunang Istob.—Tingnan ang TOB.

**ISVA** [posibleng nangangahulugang “Pinantay; Pinatag”]. Ang ikalawa sa apat na anak ni Aser. (Gen 46:17; 1Cr 7:30) Yamang hindi siya nakatala sa mga pamilya ni Aser, posible na hindi siya nagkaroon ng mga anak na lalaki o na ang kaniyang linya ng angkan ay naglaho di-kalaunan.—Bil 26:44.

**ISVI** [posibleng nangangahulugang “Pinantay; Pinatag”].

1. Ikatlong nakatalang anak ni Aser at pinagmulan ng Isvitang pamilya sa tribong iyon.—Gen 46:17; Bil 26:44; 1Cr 7:30.

2. Isa sa mga anak ni Haring Saul.—1Sa 14:49.

**ISVITA, MGA** [Ni (Kay) Isvi]. Isang pamilyang nagmula kay Isvi na isang anak ni Aser.—Gen 46:17; Bil 26:44.

**ITAI** [posibleng pinaikling anyo ng Itiel]. Anak ni Ribai na mula sa Gibeah sa teritoryo ng Benjamin; isa sa makapangyarihang mga lalaki ng mga hukbong militar ni David. (1Cr 11:26, 31) Lumilitaw na si Itai ay tinatawag na Ittai sa 2 Samuel 23:29.

**ITALYA** [posibleng mula sa Latin, *vitulus,* “guya”]. Ang hugis-botang peninsula na nakausli nang patimog-silangan sa Dagat Mediteraneo mula sa kontinente ng Europa. Ang haba nito mula sa Alps sa H hanggang sa “hinlalaki” sa Kipot ng Messina sa T ay mga 1,130 km (700 mi). Ito ay may iba’t ibang lapad na mula 160 hanggang 240 km (100 hanggang 150 mi) at ang hangganan nito sa S ay ang Dagat Adriatico at sa K naman ay ang Dagat Tirreno. Ang kabundukan ng Apennines ang pinakagulugod sa gitna ng peninsulang ito, anupat may matatabang libis patungo sa mga baybaying kapatagan. Ang pangunahing mga ilog ay ang Tiber at ang Po. Ang Italya ay halos kasinlaki ng Pilipinas.

Noong una, ayon kay Antiochus ng Siracusa (nabuhay noong ikalimang siglo B.C.E.), ang pangalang *Italia* ay tumutukoy lamang sa probinsiya ng Calabria sa T kung saan naninirahan ang mga *Itali.* Ang pangalang ito ay waring anyong Griego ng *Vitelia,* na nauugnay sa Latin na *vitulus,* nangangahulugang “guya.” Posibleng ikinapit ito sa rehiyong iyon dahil sa mga pastulan at bakahan nito o dahil inangkin ng mga naninirahan dito na sila ay mga inapo ng kanilang diyos na toro. Pagsapit ng unang siglo C.E., ang pangalang Italya ay sumasaklaw na sa mismong teritoryo na saklaw nito sa ngayon.

Sa paglipas ng mga siglo, ang mga tao mula sa iba’t ibang lupain ay nandayuhan sa napakatabang lupaing ito. Bahagi ng maagang kasaysayan ng Italya ang mga digmaan sa pagitan ng mga dati nang naroroon at ng mga pulutong ng mga bagong-dating na sa pana-panahon ay sumasalakay sa lupain. Nang ang iba’t ibang mga liping pambansang ito ay mamayan doon at mag-asawa sa isa’t isa, nagkasama-sama sa peninsula ang sari-saring wika, lahi, at kaugalian.

Maagang nakarating sa Italya ang Kristiyanismo, sapagkat noong araw ng Pentecostes, 33 C.E., nasaksihan ng mga Italyanong proselita at gayundin ng mga Judiong taga-Roma ang pagbubuhos ng banal na espiritu at narinig nila ang paliwanag ni Pedro; tiyak na ang ilan sa kaniya ay kabilang sa “mga tatlong libong” nabautismuhan noong pagkakataong iyon. (Gaw 2:1, 10, 41) Pagbalik sa Italya, maaaring sila ang naging pinakapundasyon ng kongregasyong Kristiyano sa Roma na sinulatan ni Pablo ng isa sa kaniyang mga liham pagkaraan ng mga ilang taon. (Ro 1:1-7) Maaaring sina Aquila at Priscila ay kaugnay sa kongregasyong iyon sa Italya nang

ipag-utos ni Emperador Claudio, noong mga taóng 49 o maagang bahagi ng 50 C.E., na lisanin nila ang bansa. Pagdating nila sa Corinto, di-nagtagal ay dumating din doon si Pablo noong unang pagdalaw niya sa lunsod na iyon sa kaniyang ikalawang paglalakbay bilang misyonero.—Gaw 18:1, 2.

Si Cornelio, tiyak na isang Italyano at isang opisyal ng hukbo ng "pangkat na Italyano," ay may tahanan sa Cesarea. (Gaw 10:1) Noong nililitis si Pablo sa Cesarea sa harap ni Festo, iniapela niya kay Cesar ang kaniyang kaso. Pagkatapos ay isinakay siya sa barko patungong Mira, at doon ay inilipat siya, kasama ng iba pang mga bilanggo, sa isang barko na may lulang mga butil mula sa Alejandria na patungong Italya. (Gaw 25:6, 11, 12; 27:1, 5, 6) Palibhasa'y nawasak ang barko sa biyahe, kinailangan nilang magpalipas ng taglamig sa pulo ng Malta. Pagkatapos, malamang na noong tagsibol ng 59 C.E., unang nakatuntong si Pablo sa Italya sa Regio na nasa "hinlalaki" ng Italya, at di-nagtagal pagkatapos nito ay bumaba siya sa Puteoli sa Look ng Pozzuoli (Naples). Dito, na mahigit 160 km (100 mi) sa T ng Roma, tumigil si Pablo nang isang linggo kasama ng lokal na kongregasyon bago siya pumaroon sa Roma sa pamamagitan ng Appian Way, anupat bago pa siya nakarating sa lunsod, sinalubong siya ng mga kapatid na nanggaling sa Roma sa "Pamilihan ng Apio at sa Tatlong Taberna." (Gaw 28:11-16) Malamang, sa pagtatapos ng unang pagkabilanggo ni Pablo sa Roma, o di-katagalan matapos siyang palayain noong mga 61 C.E., isinulat niya ang aklat ng Mga Hebreo habang nasa Italya pa siya.—Heb 13:24.

**ITALYANO, PANGKAT NA.** Isang yunit ng hukbong Romano kung saan naglingkod si Cornelio ng Cesarea bilang isang senturyon. Sa kaisa-isang pagbanggit ng Bibliya sa pananalitang ito, sinasabing si Cornelio ay "isang opisyal ng hukbo ng pangkat na Italyano, gaya ng tawag dito." (Gaw 10:1) Malamang na isa itong *cohort,* anupat tinawag nang gayon upang ipakitang iba pa ito sa karaniwang mga hukbong Romano. Ang isang *cohort* ay binubuo ng mga 600 lalaki, samakatuwid nga, mga ikasampu ng dami ng isang hukbo. Gaya ng ipinahihiwatig ng pangalan nito, malamang na ang *cohort* na ito ay binubuo ng mga boluntaryo na kinalap sa Italya, anupat ang mga iyon ay may pagkamamamayang Romano alinman bilang mga taong ipinanganak na malaya o bilang mga taong pinalaya.

Hindi sinasabi ng kasulatan na nakahimpil sa Cesarea ang pangkat na Italyanong ito. Sinasabi lamang nito na si Cornelio, isa sa mga opisyal ng hukbo nito, ay tumatahan sa Cesarea.—Gaw 10:1, 2, 22, 24.

**ITAMAR** [posible, Ama (o, Kapatid) ng Puno ng Palma]. Ang ikaapat sa nakatalang mga anak ni Aaron. (Exo 6:23; Bil 26:60; 1Cr 6:3) Matapos niyang pangasiwaan ang pagbilang sa mga kagamitan sa tabernakulo, si Itamar, kasama ng kaniyang ama at mga kapatid, ay itinalaga bilang saserdote sa seremonyang inilarawan sa Exodo 29. (Exo 28:1; 38:21; 40:12-15) Nang dakong huli, nang ang kaniyang dalawang nakatatandang kapatid, na sina Nadab at Abihu, ay patayin dahil sa paghahandog ng "kakaibang apoy," si Itamar at ang kaniyang ikatlong kapatid na si Eleazar ay sinabihang huwag magdalamhati para sa kanila. Nang maglaon, sina Itamar at Eleazar ay tumanggap ng mas maraming makasaserdoteng tungkulin habang patuloy na binabalangkas ni Jehova ang mga ito. (Lev 10:1-20) Si Itamar ay ginawang tagapangasiwa ng iba't ibang paglilingkod sa tabernakulo na isinasagawa ng mga Gersonita at mga Merarita.—Bil 3:2-4; 4:28, 33; 7:8.

Ang mga inapo ni Itamar ay nagpatuloy bilang mga saserdote, at noong panahon ng mga paghahari nina Saul, David, at Solomon, ang mga miyembro ng sambahayan ng inapo ni Itamar na si Eli ay pansamantalang nanungkulan bilang mataas na saserdote. Nang organisahin ni David ang paglilingkod sa templo, ang 8 sa 24 na pangkat ng mga saserdote ay nagmula sa sambahayan ni Itamar. (1Cr 24:1-6; 1Sa 14:3; 22:9; tingnan ang MATAAS NA SASERDOTE.) Ang mga anak ni Itamar ay nakatala rin sa mga sambahayan ng Israel sa panig ng ama pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya.—Ezr 8:2.

**ITIEL** [malamang, Sumasaakin ang Diyos].

1. Isa sa mga nakinig sa sinalita ni Agur, gaya ng nakaulat sa Kawikaan kabanata 30; posibleng isang anak o alagad ni Agur.—Kaw 30:1.

2. Isang Benjamita na ang inapo ay nanirahan sa Jerusalem noong panahon ni Nehemias.—Ne 11:4, 7.

**ITIM.** Tingnan ang KULAY, MGA.

**ITIM NA MULBERI, PUNO NG** [sa Gr., *sy·ka'mi·nos*]. Ang punungkahoy na ito, tinatawag ding *sycamine,* ay minsan lamang binanggit, sa sinabi ni Jesus sa mga apostol may kaugnayan sa kanilang pananampalataya. (Luc 17:5, 6, tlb sa *Rbi8*) Ang salitang Griego na ginamit ay laging ikinakapit noon sa puno ng mulberi, at ang itim na mulberi (*Morus nigra*) ay karaniwang itinatanim sa Israel. Ito ay isang matibay na punungkahoy na umaabot sa taas na mga 6 na m (20 piye), na ang mga dahon ay malalaki at hugis-puso at ang bunga ay matingkad na pula o itim at kahawig ng *blackberry.*

**ITLA** [posibleng mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "ibitin"]. Isa sa mga lunsod ng Dan sa hanggahan nito. (Jos 19:40, 42) Hindi tiyak kung saan ang lokasyon nito.

**ITMA** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "batang lalaking walang ama"]. Isa sa ilang makapangyarihang lalaki ni David na sa Mga Cronica lamang nakatala; isang Moabita. —1Cr 11:26, 46.

**ITNAN.** Isang lunsod sa dulo ng timugang Juda. (Jos 15:21, 23) Hindi alam kung saan ang lokasyon nito.

**ITRA** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "labis-labis pa; pag-apaw"]. Ama ni Amasa sa kapatid na babae o kapatid sa ina ni David na si Abigail. (2Sa 17:25) Tinatawag siyang Jeter sa 1 Cronica 2:17.—Tingnan ang JETER Blg. 6.

**ITRAN** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "labis-labis pa; pag-apaw"].

1. Isang anak ng Edomitang shik na si Dison; inapo ni Seir na Horita.—Gen 36:20, 21, 26; 1Cr 1: 38, 41.

2. Isang inapo ni Aser sa pamamagitan ni Zopa. (1Cr 7:30, 36, 37) Malamang na siya rin ang Jeter (magkahawig ang baybay sa Hebreo) sa sumunod na talata.—Tingnan ang JETER Blg. 4.

**ITREAM** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "labis-labis pa; pag-apaw"]. Ikaanim na anak ni David, ipinanganak sa Hebron ng kaniyang asawang si Egla.—2Sa 3:5; 1Cr 3:1, 3.

**ITRITA** [Ni (Kay) Jeter (o, Jetro)]. Isang pangalan ng pamilya sa tribo ni Juda, kaugnay ng Kiriat-jearim. (1Cr 2:3, 52, 53) Ang dalawa sa makapangyarihang mga lalaki ni David, sina Ira at Gareb, ay nagmula sa pamilyang ito.—2Sa 23:38; 1Cr 11:40.

**ITTAI** [pinaikling anyo ng Itiel].

1. Isang mandirigmang Giteo, malamang na mula sa Filisteong lunsod ng Gat, na napakamatapat kay David. Nang tumatakas si David at ang kaniyang mga tagapaglingkod mula sa Jerusalem dahil sa paghihimagsik ni Absalom, 600 Giteo ang sumama, kabilang na si Ittai. Hinikayat ni David si Ittai na huwag umalis ng lunsod, ngunit ipinahayag ng mandirigma ang kaniyang matinding debosyon sa mga pananalitang ito: "Buháy si Jehova at buháy ang panginoon kong hari, sa dakong paroroonan ng panginoon kong hari, maging sa kamatayan man o sa buhay, ay doon paroroon ang iyong lingkod!" Sa gayon ay pinahintulutan ni David si Ittai na sumama sa kaniya.—2Sa 15:18-22.

Pagkatapos bilangin ang kaniyang mga hukbo, inatasan ni David ang di-Israelitang si Ittai, kasama sina Joab at Abisai, bilang mga pinuno, bawat isa sa isang katlo ng hukbo.—2Sa 18:2, 5, 12.

2. Isa sa makapangyarihang mga lalaki ni David; isang Benjamita at anak ni Ribai ng Gibeah. (2Sa 23:29) Tinatawag siyang Itai sa 1 Cronica 11:31.

**ITUREA.** Isang maliit na teritoryo na may paiba-iba at di-malinaw na mga hangganan at nasa HS ng Dagat ng Galilea.

Ipinapalagay na ang pangalang Iturea ay hinalaw sa anak ni Ismael na si Jetur, na ang mga inapong naninirahan sa S ng Jordan ay tinalo ng mga Israelita. (Gen 25:15, 16; 1Cr 1:31; 5:18-23) Sa pagtatapos ng ikalawang siglo B.C.E., ang Macabeong hari na si Aristobulo I ay matagumpay na nakipagdigma laban sa Iturea at idinagdag niya ang malaking bahagi ng teritoryo nito sa Judea. Upang makapanatili sa lupain, ang mga tumatahan sa Iturea ay kinailangang magpatuli at sumunod sa kautusang Judio. (*Jewish Antiquities,* XIII, 318 [xi, 3]) Nang maglaon, ang Iturea ay isa sa mga teritoryo na bumuo sa tetrarkiya ni Felipe, na minana mula sa kaniyang ama na si Herodes na Dakila.—Luc 3:1.

**IVA.** Isa sa mga lunsod na nilupig ng mga Asiryano. (2Ha 18:34; 19:13; Isa 37:13) Malamang na ito rin ang Ava.—2Ha 17:24.

**IYE-ABARIM** [Mga Guho ng Mga Tawiran; Mga Guho ng Lupaing Hanggahan (Mga Pook sa Kabilang Ibayo)]. Isa sa mga kampamento ng Israel sa ilang. Hindi tiyak kung saan ang eksaktong lokasyon nito, ngunit maliwanag na ito'y nasa timugang hanggahan ng Moab at malapit sa agusang libis ng Zered. (Bil 21:11, 12; 33:44) Marahil ang Iye-abarim ang pinakatimugang dako ng rehiyon ng Abarim. (Bil 33:47, 48; tingnan ang ABARIM.) Iminumungkahi ni Yohanan Aharoni na ito ay ang el-Medeiyineh sa tawiran ng Brook Zered, mga 60 km (37 mi) sa T ng Dibon-gad, ang sumunod na kampamentong itinala.—*The Land of the Bible,* 1979, p. 202, 436.

**IYIM** [Mga Bunton ng mga Guho]. Lumilitaw na isang pinaikling anyo ng Iye-abarim, na isang lugar sa hanggahan ng Moab kung saan nagkampo ang mga Israelita.—Bil 33:44, 45.

**IZHAR.** Dalawang pangalan, na magkahawig ang baybay sa Hebreo, ang isinalin nang magkapareho sa Tagalog.

1. *Yits·har′.* Ang ikalawa sa nakatalang apat na anak ni Kohat; samakatuwid ay isang apo ni

Levi. (Exo 6:16, 18; Bil 3:17, 19; 1Cr 6:2, 18) Ang isa sa tatlong anak ni Izhar, si Kora, ay pinuksa sa ilang dahil sa paghihimagsik.—Exo 6:21; Bil 16:1, 32.

Si Izhar ang pinagmulan ng Levitang pamilya ng mga Izharita. (Bil 3:27) Sa ilalim ni Haring David, ang ilan sa mga Izharita, na ang pangulo ay si Selomit, ay inatasan bilang mga mang-aawit, mga opisyal, at mga hukom, samantalang ang iba naman ay nagsagawa ng karaniwang Levitikong mga tungkulin.—1Cr 6:31-38; 23:12, 18; 24:20-22; 26:23, 29; tingnan ang AMINADAB Blg. 2.

2. *Yits·char′* (kaayon ng *Vg*). Isang inapo ni Juda; anak nina Ashur at Hela. (1Cr 4:1, 5, 7) Sa panggilid ng tekstong Masoretiko ang pangalang ito ay binabaybay na Zohar.

**IZHARITA, MGA** [Ni (Kay) Izhar]. Isang Levitang pamilya ng mga Kohatita na nagmula kay Izhar.—Bil 3:19, 27; 1Cr 24:22; 26:23, 29.

**IZIAS** [Si Jah ay Nagwiwisik]. Isa sa mga anak ni Paros na nagpaalis sa kanilang mga asawang banyaga at mga anak pagkarinig sa payo ni Ezra.—Ezr 10:25, 44.

**IZLIAS.** Isang nangungunang Benjamita na nanirahan sa Jerusalem; anak o inapo ni Elpaal.—1Cr 8:1, 18, 28.

**IZRAHIAS** [Si Jah ay Sumisikat; Si Jah ay Sumisinag].

1. Isang inapo ni Isacar sa pamamagitan ni Tola.—1Cr 7:1-5.

2. Isang tagapangasiwa ng mga mang-aawit na tumulong na ipagdiwang ang natapos na muling pagtatayo ni Nehemias ng pader ng Jerusalem.—Ne 12:42.

**IZRAHITA.** Ang katawagan sa lalaking si Samhut, pinuno ng ikalimang pangkat na naglilingkod na inorganisa ni David upang maglingkod sa kaniya. (1Cr 27:8) Si Samhut ay alinman sa nagmula sa bayan ng o pamilya ni Izra.

**IZRI** [Ni (Kay) Jezer]. Ang lider ng ikaapat na grupo ng 12 manunugtog sa santuwaryo ni Jehova sa ilalim ng muling pag-oorganisa ni David. (1Cr 25:7, 8, 11) Dahil walang titik Hebreo na *yod* sa unahan, ang kaniyang pangalan ay binabaybay na "Zeri" sa talata 3, kung saan ipinakikilala siya bilang isang anak ni Jedutun.

# J

**JAAKOBA** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "sunggaban ang sakong; agawan"]. Isa sa mga pinuno ng Simeon na nagpalawak, noong mga araw ni Hezekias, ng kanilang teritoryo hanggang sa matabang libis ng Gedor sa pamamagitan ng pagpapabagsak sa mga tumatahan doon.—1Cr 4:24, 36-41.

**JAALA, JAALAH** [(Babaing) Kambing-Bundok]. Ang pinagmulan ng isang pamilya ng mga lingkod ni Solomon na ang ilan sa mga ito, kasama na ang mga Netineo, ay bumalik mula sa pagkatapon sa Babilonya kasama ni Zerubabel.—Ezr 2:2, 55-58; Ne 7:7, 57-60.

**JAARE-OREGIM.** Isang pangalan na lumilitaw lamang sa 2 Samuel 21:19. Karaniwan nang ipinapalagay na lumitaw ang pangalang ito dahil sa pagkakamali ng eskriba at na ang tamang salin ay naingatan sa katulad na teksto sa 1 Cronica 20:5. Ang "Jaare" ay itinuturing na isang pagbago sa "Jair," at ang "oregim" (*'o·reghim′*, "mga manghahabi" o "mga manggagawa sa habihan") ay inaakalang nakopya nang di-sinasadya mula sa isang linya sa ibaba ng talata ring iyon.

**JAARESIAS.** Isang ulo ng pamilya sa tribo ni Benjamin; anak o inapo ni Jeroham. Siya at ang kaniyang sambahayan ay nanirahan sa Jerusalem.—1Cr 8:1, 27, 28.

**JAASIEL** [Gumawa Nawa ang Diyos; Diyos ang Gumawa].

1. Isa sa makapangyarihang mga lalaki ni David, sa Mga Cronica lamang nakatala; isang Mezobaita.—1Cr 11:26, 47.

2. Prinsipe ng tribo ni Benjamin noong panahon ng paghahari ni David. Siya ay anak ni Abner, kaya malamang na pinsan ni Haring Saul.—1Cr 27:21, 22.

**JAASU** [pinaikling anyo ng Jaasiel]. Isang anak ni Bani at isa sa mga Judio na tumugon sa payo ni Ezra sa pamamagitan ng pagpapaalis sa kanilang mga asawang banyaga at mga anak.—Ezr 10:34, 37, 44.

**JAAZANIAS** [Si Jehova ay Nakinig]. Sa pagwawakas ng kaharian ng Juda, waring naging pangkaraniwang pangalan ito; lahat ng apat na lalaking binanggit sa Bibliya na may ganitong pangalan

ay nabuhay sa loob din ng maikling yugto ng panahon na iyon. Ang pangalang ito ay nasumpungan din sa Lachish Letters, at sa isang tatak na nasumpungan sa Tell en-Nasbeh ay lumilitaw ang mga salitang "Ya'azanyahu, lingkod [opisyal] ng hari." (*The Biblical Archaeologist,* 1947, p. 71) Gayunman, walang tuwirang katibayan na ang gayong inskripsiyon ay nagpapakilala sa kaninuman sa sumusunod na mga tao.

1. Isang lider ng mga Recabita na sinubok ng propetang si Jeremias, sa utos ni Jehova, nang dalhin niya sila sa isa sa mga silid-kainan ng templo at alukin ng alak na maiinom. Tumanggi sila, bilang pagsunod sa utos na ibinigay sa kanila ng kanilang ninunong si Jonadab (Jehonadab) na anak ni Recab mahigit dalawang siglo na ang nakararaan. Dahil dito, nangako si Jehova: "Walang aalisin kay Jonadab na anak ni Recab na lalaking tatayong palagi sa harap ko." Jeremias din ang pangalan ng ama ni Jaazanias.—Jer 35:1-10, 19.

2. Anak ni Sapan; ang tanging indibiduwal na binanggit ang pangalan sa pangitain ni Ezekiel (612 B.C.E.) hinggil sa 70 lalaki na naghandog ng insenso sa harap ng inukit na mga idolatrosong paglalarawan sa templo sa Jerusalem.—Eze 8:1, 10, 11.

3. Anak ni Azur; isa sa 25 lalaki na nakita sa pangitain ni Ezekiel na nakatayo sa silanganing pintuang-daan ng templo ni Jehova. Si Jaazanias at ang kaniyang mga kasamahan ay "nagpapakana ng pananakit at nagbibigay ng masamang payo laban sa lunsod na ito," at si Ezekiel ay inutusang manghula laban sa kanila.—Eze 11:1-4.

4. Isang pinuno ng militar ng Juda noong maikling yugto kasunod ng pagkawasak ng Jerusalem sa pamamagitan ng mga Babilonyo. Si Jaazanias (Jezanias, gaya ng baybay sa kaniyang pangalan kung minsan) ay isa sa mga sumuporta kaagad sa pagaatas kay Gobernador Gedalias. (2Ha 25:23; Jer 40:7, 8) Ipinapalagay na kasama siya nang babalaan ng "lahat ng mga pinuno ng mga hukbong militar" si Gedalias tungkol sa banta ni Ismael sa buhay nito at, pagkatapos na paslangin ni Ismael si Gedalias, kasama siyang tumugis kay Ismael at bumawi sa mga dinala nito bilang mga bihag. (Jer 40:13, 14; 41:11-16) Kabilang si Jezanias sa mga lider na sumangguni kay Jeremias may kinalaman sa kung ano ang gagawin noon, ngunit sa halip na sundin ang payo nito, dinala nila sa Ehipto ang kakaunting naiwan. (2Ha 25:26; Jer 42:1-3, 8; 43:1-5) "Si Azarias na anak ni Hosaias" ay posibleng kapatid ni Jaazanias, ngunit mas malamang na siya rin si Jaazanias.—Jer 43:2.

**JAAZIAS.** Isang Meraritang Levita na ang apat sa mga anak o mga inapo ay naglingkod noong panahon ng paghahari ni David.—1Cr 24:26, 27, 31.

**JAAZIEL.** Isang Levitang manunugtog sa ikalawang pangkat na sumabay sa kaban ng tipan nang ilipat ito mula sa bahay ni Obed-edom patungo sa Jerusalem. (1Cr 15:18) Sa talata 20 ay tinatawag siyang Aziel. Ayon sa 1 Cronica 16:5, kung saan tinatawag siyang Jeiel (ang unang "Jeiel" sa talatang iyon), nang dakong huli ay inatasan siya sa palagiang tungkulin bilang isang manunugtog sa harap ng Kaban.

**JABAL.** Isang inapo ni Cain; anak ni Lamec at ng kaniyang unang asawang si Ada. (Gen 4:17, 19, 20) Si Jabal ay tinatawag na 'tagapagpasimula ng mga tumatahan sa mga tolda at ng mga may alagang hayop.' Hindi si Jabal ang unang pastol, sapagkat naunang maging pastol si Abel; ngunit maliwanag na si Jabal ang nagpasimula ng o naging pangunahin sa pagala-galang pag-aalaga ng mga hayop bilang paraan ng pamumuhay. Maaaring siya ang nakaimbento ng mga tolda, na mas madaling ilipat kaysa sa permanenteng mga tirahan kapag naubusan ng damo ang isang pastulan.

**JABES.**

1. [posible, Tuyot na Dako]. Isang bayan sa hilagaang seksiyon ng Gilead. Kilala rin ito bilang Jabes-gilead. Binanggit ito sa kasaysayan ng mga hukom at mga hari.—Huk 21:8; 1Sa 11:1; 1Cr 10:11, 12; tingnan ang JABES-GILEAD.

2. [posible, Tuyot]. Ama ni Haring Salum ng Israel.—2Ha 15:10, 13, 14.

**JABES-GILEAD** [posible, Tuyot na Dako ng Gilead]. Isang sinaunang bayan sa teritoryo ng tribo ni Gad, sa S ng Jordan. Hindi tiyak kung saan ang eksaktong lokasyon nito. Gayunpaman, naniniwala ang karamihan sa mga iskolar na ito'y bahagyang nasa S ng Jordan sa kapaligiran ng Wadi Yabis (Jabes), mga 35 km (22 mi) sa T ng Dagat ng Galilea.

Unang binanggit ang Jabes-gilead noong panahon ng mga Hukom, may kaugnayan sa kagantihang inilapat sa karatig na tribo ni Benjamin dahil sa pagkunsinti nito sa talamak na imoralidad. (Huk 21:8) Noong insidenteng iyon, nang halos malipol ng mga Israelita ang buong tribo ni Benjamin (600 lalaki lamang ang nakatakas), natuklasan na walang isa mang lalaki ng Jabes-gilead ang nakisama sa paglalapat ng makatarungang parusang ito. Kaya naman napagpasiyahan na ang bawat lalaki, babae, at bata ng Jabes-gilead, maliban sa mga dalaga, ay dapat patayin. Pagkatapos, ang 400 dalaga na pinaligtas ay ibinigay naman bilang mga asawa sa takas na mga Benjamita upang huwag maglaho nang tuluyan ang tribo.—Huk 20:1–21:14.

Pagkaraan ng mga tatlong siglo, nang ang buong Israel ay nagpupumilit na humingi ng isang nakikitang hari na gaya ng mga hari ng ibang mga bansa, nagbanta ang mga Ammonita na dudukitin nila ang kanang mata ng bawat lalaking naninirahan sa Jabes-gilead. Naalis lamang ang bantang ito nang tipunin ni Saul ang isang hukbo ng 330,000 at mapilitan ang mga Ammonita na tumakas. (1Sa 11:1-15) Pagkaraan ng 40 taon, tinalo ng mga Filisteo ang mga Israelita. Ang katawan ni Saul at ng kaniyang tatlong anak na pinugutan ng ulo ay ibinitin nila sa pader ng liwasan sa loob ng Bet-san. Nang marinig ng magigiting na lalaki ng Jabes-gilead ang kadustaang ito, buong-tapang silang lumusob nang gabi. Kinuha nila ang mga bangkay, dinala ang mga iyon sa Jabes-gilead, sinunog ang mga iyon, at ang mga buto ay binigyan nila ng marangal na libing. Pagkatapos ay nag-ayuno sila nang pitong araw.—1Sa 31:8-13; 1Cr 10:8-12.

Bilang ang bagong-pinahirang hari ng Juda, si David ay nagpadala ng mga komendasyon at pagpapala sa mga mamamayan ng Jabes-gilead dahil sa paggagawad nila ng maibiging-kabaitan sa ganitong paraan sa bumagsak na pinahiran ng Israel. (2Sa 2:4-7) Nang maglaon, ipinakuha ni David ang mga buto nina Saul at Jonatan mula sa Jabes-gilead at ipinalibing niya ang mga ito sa loteng libingan ng pamilya ni Saul sa teritoryo ng Benjamin.—2Sa 21:12-14.

## JABEZ.

1. [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "kirot"]. Isang inapo ni Juda na pinanganlang Jabez ng kaniyang ina dahil sa kirot na nadama nito noong isinisilang siya. Si Jabez ay napatunayang higit na marangal kaysa sa kaniyang mga kapatid at, bilang sagot sa kaniyang panalangin, naranasan niya ang pagpapala at proteksiyon ni Jehova.—1Cr 4:1, 9, 10.

2. Lumilitaw na isang lugar sa Juda, marahil ay itinatag ng Blg. 1. Ang Jabez ay tahanan ng tatlong pamilya ng mga eskriba. (1Cr 2:55) Hindi alam sa ngayon kung saan ang eksaktong lokasyon nito.

**JABIN** [posible, May Pang-unawa; Nakauunawa; o, Isa na Nagtatayo]. Marahil ay pangalan ng isang dinastiya o titulo ng mga Canaanitang hari ng Hazor.

1. Ang hari ng Hazor nang salakayin ni Josue ang Lupang Pangako. Bumuo si Jabin ng isang kompederasyon ng mga Canaanitang hari sa hilaga, at tinipon ng mga ito laban sa Israel ang isang hukbo na "sindami ng mga butil ng buhangin . . . [kasama ang] napakaraming mga kabayo at mga karong pandigma." Noong nagkakampo sila sa may tubig ng Merom, ang kanilang pinagsama-samang mga hukbo ay natalo dahil bigla silang sinalakay ni Josue at pagkatapos ay tinugis. Pinatay si Jabin nang ang Hazor mismo ay mabihag at sunugin.—Jos 11:1-14; 12:7, 19.

2. Isang Canaanitang hari na namahala mula sa isinauling Hazor; posibleng inapo ng Blg. 1. Maaaring ipinahihiwatig ng pagtawag kay Jabin bilang "hari ng Canaan" na nakatataas siya sa iba pang mga haring Canaanita, anupat mayroon siyang higit na kapangyarihan at awtoridad; lumilitaw nga na may iba pa na kaalyado niya. Sa kabilang dako, maaaring ipinakikita lamang ng pananalitang iyon ang kaibahan niya sa mga hari ng ibang lupain. Ang hukbo ni Jabin, kabilang ang 900 karo na may mga lingkaw na bakal, ay pinangungunahan ni Sisera, na mas prominente sa ulat kaysa kay Jabin mismo.—Huk 4:2, 3; 5:19, 20.

Sa kapahintulutan ni Jehova, may-kabagsikang siniil ni Jabin ang apostatang Israel sa loob ng 20 taon. Ngunit nang tumawag sila sa Diyos ukol sa kaligtasan, ibinangon ni Jehova sina Barak at Debora upang pangunahan ang Israel sa tagumpay laban sa hukbo ni Jabin. Si Sisera ay pinatay ng asawa ni Heber na Kenita, na may pakikipagpayapaan kay Jabin. (Huk 4:3-22) Patuloy na nakipagdigma ang mga Israelita laban kay Jabin at nang dakong huli ay napatay nila siya.—Huk 4:23, 24; Aw 83:9, 10.

**JABNE** [Magtayo Nawa [ang Diyos]; Nagtayo [ang Diyos]]. Isang napapaderang Filisteong lunsod na dumanas ng pagkatalo sa mga kamay ni Haring Uzias ng Juda. (2Cr 26:6) Malamang na ito rin ang Jabneel.—Jos 15:11; tingnan ang JABNEEL Blg. 1.

**JABNEEL** [Magtayo Nawa ang Diyos; Nagtayo ang Diyos].

1. Isang hangganang dako ng Juda. (Jos 15:1, 11) Malamang na ito rin ang Jabne na inagaw ni Haring Uzias (829-778 B.C.E.) sa mga Filisteo. (2Cr 26:6) Ipinapalagay na ang Jabneel ay ang makabagong Yavne. Ang Yavne ay mga 6 na km (3.5 mi) mula sa Dagat Mediteraneo, at nasa isang nakabukod at mabuhanging burol na 20 km (12 mi) sa T ng Jope.

2. Isang hangganang dako ng Neptali. (Jos 19:32, 33) Bagaman iminumungkahi ng ilan na ang Jabneel ng Talmud ay ang Khirbet Yamma, ipinapalagay na ang Jabneel ng Bibliya ay ang Tell en-Naʽam (Tel Yinʽam), na malapit sa isang bukal, mga 8 km (5 mi) sa TTK ng Tiberias. Ang pangalan ay napanatili sa kalapit na makabagong-panahong nayon ng Yavne'el.

**JABOK, AGUSANG LIBIS NG.** Isa sa mga pangunahing agusang libis, o *wadi,* sa S ng Jordan. Una itong binanggit sa Kasulatan may kaugnayan sa pagtawid ni Jacob sa "tawiran ng Jabok" kasama ang kaniyang sambahayan. Gayundin, malapit sa

tawirang ito ay nakipagbuno si Jacob sa isang anghel.—Gen 32:22-30.

Bagaman ang pinagmumulan ng tubig ng Jabok ay matatagpuan malapit sa ʽAmman (na sinaunang Raba), maraming ilog at agusang-taglamig ang umaagos sa *wadi* na ito bago ito bumuhos sa Jordan 39 na km (24 na mi) sa H ng Dagat na Patay. Mga 40 km (25 mi) lamang ang distansiya ng pinagmumulan ng tubig ng agusang libis at ng dulo nito, ngunit ang hating-bilog na landas ng Jabok ay mga 100 km (62 mi). Ang makabagong Arabeng pangalan nito, na Wadi Zarqa, ay literal na nangangahulugang "Agusang Libis na Asul." Marahil ang pangalang ito'y hinalaw sa abuhing-asul na kulay ng Jabok kapag tinatanaw mula sa malayo. Maraming maliliit na isda sa mababaw na katubigan nito.

Mga palumpong ng adelpa at maraming uri ng maliliit na punungkahoy ang nakahanay sa malalim at matabang libis kung saan umaagos ang Jabok. Ang libis na ito, na may matatarik na gilid, ay nagsilbing likas na hangganan. (Deu 3:16) Ang unang seksiyon ng agusang libis, na umaagos mula sa T patungong H, ay nagsilbing hanggahan ng mga Ammonita at mga Amorita. (Bil 21:24) Hinahati naman ng seksiyong bumabagtas mula sa K patungong S ang Gilead at nagsilbi itong hangganan ng mga kaharian ng mga haring Amorita na sina Sihon at Og. (Deu 2:37; Jos 12:2; Huk 11:13, 22) Sa ngayon, ang libis na ito'y isa sa pinakamaiinam na ruta sa pagtawid sa Jordan mula sa tinatawag na Gilead noong sinaunang panahon.

**JACAN** [kaugnay ng pangalang Acor, nangangahulugang "Sumpa; Kaguluhan"]. Ikalimang binanggit sa pitong anak ni Abihail; isang Gadita. —1Cr 5:13, 14.

**JACINTO.** Isang bato na asul na asul at di-gaanong mamahalin; sa Griego, *hy·aʹkin·thos.* (Pangunahing tinutukoy ng salitang ito ang bulaklak na may gayong pangalan, malamang ay inilalarawan ang bulaklak na *iris* na matingkad na asul.) Sinasabing ang ika-11 sa mga batong pundasyon ng Bagong Jerusalem ay jacinto.—Apo 21:20.

Sa paglalarawan sa mga hukbong mangangabayo sa Apocalipsis 9:16, 17, isa sa mga kulay ng mga baluti ay asul na gaya ng jacinto (mala-jacinto). Malamang na ang mga baluting tinutukoy ay yaong suot ng mga nakasakay sa mga kabayo. Ang dalawang iba pang kulay ng mga baluti na binanggit ay pula na gaya ng apoy at dilaw na gaya ng asupre. Dahil sa huling pananalitang binanggit na ang mga kabayo ay nagbubuga ng apoy, usok, at asupre, maaaring ang asul na gaya ng jacinto ay kumakatawan sa madilim na usok na, kasama ng apoy at asupre, ay maaaring makapinsala sa buhay.

**JACOB** [Isa na Sumusunggab sa Sakong; Kaagaw].

1. Anak nina Isaac at Rebeka, at nakababatang kakambal ni Esau. Ang mga magulang ni Jacob ay 20 taon nang mag-asawa nang isilang ang kambal, ang kanilang tanging naging mga anak, noong 1858 B.C.E. Si Isaac noon ay 60 taóng gulang. Kaya gaya ng kaso ni Abraham, ang mga panalangin ni Isaac na magkaroon ng supling ay sinagot pagkatapos lamang na lubusang masubok ang kaniyang pagtitiis at pananampalataya sa mga pangako ng Diyos.—Gen 25:20, 21, 26; Ro 9:7-10.

Sa kaniyang pagdadalang-tao, napighati si Rebeka dahil sa pagbubuno ng kambal sa loob ng kaniyang bahay-bata, na ayon kay Jehova ay pasimula ng labanan ng dalawang bansa. Bukod diyan, sinabi ni Jehova na, taliwas sa kaugalian, ang nakatatanda ay maglilingkod sa nakababata. Kaayon nito, si Jacob, na ikalawang ipinanganak, ay nakahawak sa sakong ni Esau nang ipanganak sila; dito nanggaling ang pangalang Jacob, nangangahulugang "Isa na Sumusunggab sa Sakong." (Gen 25:22-26) Sa gayon ay ipinakita ni Jehova ang kaniyang kakayahan na mabatid ang henetikong hilig ng isang di-pa-naisisilang na sanggol at gamitin ang kaniyang patiunang kaalaman at karapatan na patiunang pumili ng sinumang ibig niya para sa kaniyang mga layunin; gayunma'y hindi niya kailanman patiunang itinatalaga ang huling kahihinatnan ng mga indibiduwal.—Ro 9:10-12; Os 12:3.

Kabaligtaran ng paboritong anak ni Isaac na si Esau, na isang lagalag, maligalig at pagala-galang mangangaso, si Jacob ay inilalarawan bilang "isang lalaking walang kapintasan [sa Heb., *tam*], na tumatahan sa mga tolda," isa na tahimik na namumuhay sa bukid at maaasahan sa pag-aasikaso sa mga gawaing-bahay, isa na mahal na mahal ng kaniyang ina. (Gen 25:27, 28) Ang salitang Hebreong *tam* ay ginagamit sa ibang mga talata upang lumarawan sa mga sinasang-ayunan ng Diyos. Halimbawa, "ang mga taong uháw sa dugo ay napopoot sa sinumang walang kapintasan," gayunma'y tinitiyak ni Jehova na "ang kinabukasan ng taong [walang kapintasan] ay magiging mapayapa." (Kaw 29:10; Aw 37:37) Ang tapat na si Job "ay walang kapintasan [sa Heb., *tam*] at matuwid."—Job 1:1, 8; 2:3.

**Tumanggap ng Pagkapanganay at Pagpapala.** Yamang namatay si Abraham noong 1843 B.C.E. nang ang kaniyang apong si Jacob ay 15 taóng gulang na, ang bata ay nagkaroon ng sapat na pagkakataon na tuwirang marinig ang tungkol sa pinanumpaang tipan ng Diyos mula sa kaniyang lolo at sa kaniyang ama. (Gen 22:15-18) Natanto ni Jacob na isang malaking pribilehiyo ang magkaroon ng bahagi sa katuparan ng gayong mga pangako ng

Diyos. Sa wakas ay nagkaroon siya ng pagkakataong bilhin nang legal mula sa kaniyang kapatid ang karapatan ng panganay at ang lahat ng kalakip nito. (Deu 21:15-17) Dumating ang pagkakataong ito nang isang araw ay hapung-hapong umuwi si Esau mula sa parang at naamoy niya ang masarap na nilaga na niluto ng kaniyang kapatid. "Dalian mo, pakisuyo," ang bulalas ni Esau, "bigyan mo ako ng isang subo ng mapula—ng mapulang iyan, sapagkat ako ay pagod!" Sumagot si Jacob: "Ipagbili mo muna sa akin ang iyong karapatan sa pagkapanganay!" "Hinamak ni Esau ang pagkapanganay," kaya ang bilihan ay mabilis na naisagawa at tinatakan ng isang taimtim na sumpa. (Gen 25:29-34; Heb 12:16) Ito ang dahilan kung bakit sinabi ni Jehova, "Inibig ko si Jacob, ngunit si Esau ay kinapootan ko."—Ro 9:13; Mal 1:2, 3.

***Tama bang magpanggap si Jacob na siya'y si Esau?***

Nang matanda na si Isaac at inaakala niyang malapit na siyang mamatay, inutusan niya si Esau na mangaso ng karne ng usa, na sinasabi: "Pakainin mo ako, upang pagpalain ka ng aking kaluluwa bago ako mamatay." Ngunit narinig iyon ni Rebeka at dalidali niyang pinayaon si Jacob upang kumuha ng dalawang anak ng kambing para maipaghanda niya ng masarap na pagkain si Isaac, at sinabi niya kay Jacob: "Dadalhin mo iyon sa iyong ama at kakainin niya iyon, upang pagpalain ka niya bago siya mamatay." Ipinatong din niya ang balat ng mga anak ng kambing sa mga kamay at leeg ni Jacob upang kapag hinipo ni Isaac si Jacob ay isipin niyang ito'y si Esau. Nang dalhin ni Jacob sa kaniyang ama ang pagkain, tinanong siya ni Isaac: "Sino ka, anak ko?" At sumagot si Jacob: "Ako ay si Esau na iyong panganay." Kung legalidad ang pag-uusapan, gaya ng alam na alam ni Jacob, may karapatan siyang gampanan ang papel ni Esau, na panganay ni Isaac. Hinipo ni Isaac si Jacob upang tiyakin kung ito nga ba'y talagang si Esau o hindi, at sinabi niya: "Ang tinig ay tinig ni Jacob, ngunit ang mga kamay ay mga kamay ni Esau." Ngunit matagumpay ang kinalabasan ng mga pangyayari, at ayon sa ulat, "Pinagpala niya ito." (Gen 27:1-29) Tama ba ang ginawa nina Rebeka at Jacob?

Walang alinlangan na may karapatan si Jacob sa pagpapala. Bago isilang ni Rebeka ang kambal, sinabi ni Jehova sa kaniya: "Ang nakatatanda ay maglilingkod sa nakababata." (Gen 25:23) Nang maglaon, kaayon ng inklinasyon na patiuna nang nakita ni Jehova at siyang dahilan kung bakit higit niyang inibig si Jacob kaysa kay Esau, ipinagbili ni Esau kay Jacob ang kaniyang pagkapanganay kapalit lamang ng isang mangkok ng nilaga.—Gen 25:29-34.

Hindi sinasabi ng ulat ng Bibliya kung gaano ang nalalaman ni Isaac sa mga pahiwatig na ito hinggil sa kung sino ang dapat tumanggap ng pagpapala. Wala rin tayong alam tungkol sa eksaktong dahilan ng mga pagkilos nina Rebeka at Jacob, maliban sa bagay na kapuwa nila batid na nauukol kay Jacob ang pagpapala. Hindi nagpanggap si Jacob taglay ang masamang hangarin upang makuha ang isang bagay na wala siyang karapatang makuha. At hindi naman hinahatulan ng Bibliya ang ginawa nina Rebeka at Jacob. Bilang resulta, tinanggap ni Jacob ang kaukulang pagpapala. Maliwanag na nakita mismo ni Isaac na naisagawa ang kalooban ni Jehova. Di-nagtagal pagkatapos nito, nang papuntahin ni Isaac si Jacob sa Haran upang humanap ng mapapangasawa, higit pang pinagpala ni Isaac si Jacob at espesipikong sinabi: "Ibibigay [ng Diyos na Makapangyarihan-sa-lahat] sa iyo ang pagpapala ni Abraham." (Gen 28:3, 4; ihambing ang Heb 11:20.) Kaya wasto nating maipapalagay na ang kinalabasan ng bagay na ito ang siyang nilayon ni Jehova. Malinaw na sinasabi ng Bibliya ang aral na matututuhan natin sa ulat na ito, anupat nagbabala na dapat tayong mag-ingat "na huwag magkaroon ng sinumang mapakiapid o ng sinumang hindi nagpapahalaga sa mga bagay na sagrado, tulad ni Esau, na kapalit ng isang pagkain ay ipinamigay ang kaniyang mga karapatan bilang panganay."—Heb 12:16.

**Ang Paglipat ni Jacob sa Padan-aram.** (MAPA, Tomo 1, p. 529) Si Jacob ay 77 taóng gulang nang lisanin niya ang Beer-sheba patungo sa lupain ng kaniyang mga ninuno, kung saan niya ginugol ang sumunod na 20 taon ng kaniyang buhay. (Gen 28:10; 31:38) Pagkatapos maglakbay nang mga 100 km (62 mi) patungong HHS, nagpalipas siya ng gabi sa Luz (Bethel) sa mga burol ng Juda, anupat isang bato ang ginamit niyang pinakaunan. Doon ay nakita niya sa panaginip ang isang hagdanan, o mga baytang, na umaabot hanggang sa langit at doo'y manhik-manaog ang mga anghel. Sa pinakatuktok ay makikita si Jehova, at pinagtibay Niya kay Jacob ang kaniyang tipan kina Abraham at Isaac.—Gen 28:11-13; 1Cr 16:16, 17.

Sa tipang iyon ay ipinangako ni Jehova kay Jacob na Kaniyang babantayan at iingatan siya at hindi siya iiwan hanggang sa ang lupaing kinahihigan niya ay mapasakaniya at ang kaniyang binhi ay maging tulad ng mga butil ng alabok sa lupa sa dami. Karagdagan pa, "sa pamamagitan mo at sa pamamagitan ng iyong binhi ay tiyak na pagpapalain ng lahat ng pamilya sa lupa ang kanilang sarili." (Gen 28:13-15) Nang lubusang matanto ni Jacob ang kahulugan ng karanasang iyon sa gabi ay bumulalas

siya: “Kakila-kilabot nga ang dakong ito! Ito ay walang iba kundi ang bahay ng Diyos.” Kaya ang pangalan ng Luz ay pinalitan niya ng Bethel, nangangahulugang “Bahay ng Diyos,” at nagtayo siya ng isang haligi at binuhusan niya iyon ng langis bilang saksi sa makasaysayang mga pangyayaring ito. Bilang pasasalamat sa ipinangakong pag-alalay ng Diyos, nanata rin si Jacob na walang pagsalang ibibigay niya kay Jehova ang ikasampu ng lahat ng tatanggapin niya.—Gen 28:16-22.

Nagpatuloy si Jacob sa paglalakbay at sa kalaunan ay nakilala niya ang kaniyang pinsang si Raquel sa kapaligiran ng Haran. Inanyayahan siya ng ama nitong si Laban, ang kapatid ng ina ni Jacob, na manuluyan sa kanila. Inibig ni Jacob si Raquel at nakipagkasundo siyang magtrabaho nang pitong taon para sa ama nito kung ibibigay ito ni Laban upang maging kaniyang asawa. Palibhasa'y napakasidhi ng pag-ibig ni Jacob kay Raquel, ang lumipas na mga taon ay ‘naging tulad ng ilang araw lamang.’ Ngunit noong kasal, ang nakatatandang kapatid ni Raquel na si Lea ang may-panlilinlang na inihalili ni Laban, at ang paliwanag niya, “Hindi kaugaliang . . . ibigay ang nakababatang babae bago ang panganay.” Matapos ipagdiwang ang kasal na ito sa loob ng isang sanlinggo, ibinigay rin ni Laban si Raquel kay Jacob bilang kaniyang asawa sa kundisyon na magtatrabaho si Jacob nang pitong taon pa bilang kabayaran para kay Raquel. Binigyan din ni Laban sina Lea at Raquel ng kani-kaniyang alilang babae, sina Zilpa at Bilha.—Gen 29:1-29; Os 12:12.

Mula sa kaayusang iyon ng pag-aasawa ay sinimulan ni Jehova ang pagtatayo ng isang dakilang bansa. Apat na anak na lalaki ang sunud-sunod na isinilang ni Lea kay Jacob: sina Ruben, Simeon, Levi, at Juda. Nang makita ni Raquel na nananatili siyang baog, ibinigay niya kay Jacob ang kaniyang aliping babae na si Bilha at sa pamamagitan nito ay nagkaroon siya ng dalawang anak na lalaki, sina Dan at Neptali. Nang panahong iyon ay nanatiling baog si Lea. Kaya ibinigay rin niya kay Jacob ang kaniyang aliping babae na si Zilpa at sa pamamagitan nito ay nagkaroon siya ng dalawang anak na lalaki, sina Gad at Aser. Muli na namang nagkaanak si Lea, anupat isinilang niya si Isacar, pagkatapos ay si Zebulon, at pagkatapos ay isang anak na babae na pinanganlang Dina. Sa wakas ay nagdalang-tao si Raquel at isinilang niya si Jose. Bilang resulta, sa maikling yugto na pitong taon, pinagpala si Jacob na magkaroon ng maraming anak.—Gen 29:30–30:24.

**Pinayaman si Jacob Bago Umalis sa Haran.** Nang matapos ang kaniyang 14-na-taóng kontrata ng pagtatrabaho upang makuha niya ang kaniyang mga asawa, sabik na si Jacob na makabalik sa kaniyang sariling lupain. Ngunit palibhasa'y nakita ni Laban na pinagpapala siya ni Jehova dahil kay Jacob, nagpumilit siya na patuloy nitong pangasiwaan ang kaniyang mga kawan; sinabihan pa nga niya si Jacob na itakda ang magiging kabayaran nito. Sa bahaging iyon ng daigdig, ang mga tupa at mga kambing ay karaniwan nang may iisang kulay, anupat puti ang mga tupa at itim ang mga kambing. Kaya hiniling ni Jacob na tanging ang mga tupa at mga kambing na may kakaibang kulay o marka ang ibigay sa kaniya—lahat ng tupa na matingkad na kayumanggi ang kulay at lahat ng kambing na may anumang puting marka. Tumugon si Laban: “Aba, mabuti iyan!” At upang pababain pa nang husto ang kabayaran, ayon na rin sa mungkahi ni Jacob, inihiwalay ni Laban mula sa mga kawan ang lahat ng mga kambing na may guhit, batik-batik, at may tagping kulay at mga batang lalaking tupa na matingkad na kayumanggi, na pinaalagaan niya sa kaniya mismong mga anak, anupat naglagay pa nga ng agwat na tatlong araw sa pagitan nila, upang hindi magkalahian ang dalawang kawan. Tanging ang mga may kakaibang kulay na ipanganganak sa hinaharap ang magiging pag-aari ni Jacob.—Gen 30:25-36.

Kaya sa pasimula, ang inaalagaan lamang ni Jacob ay mga tupa na may karaniwang kulay at mga kambing na walang anumang marka. Gayunman, nagsikap siya at ginawa ang inaakala niyang makapagpaparami sa bilang ng mga hayop na may naiibang kulay. Kumuha siya ng mga luntiang sangang baston mula sa mga puno ng estorake, almendras, at platano, at tinalupan niya ang mga ito upang magmukhang may mga guhit at tagpi. Ang mga ito ay inilagay niya sa mga labangang inuman ng mga hayop, maliwanag na sa pag-aakalang kung makikita ng nanganganding mga hayop ang mga guhit, magkakaroon ito ng epekto sa pagbubuntis anupat ang mga supling nila ay magiging batik-batik o may kakaibang kulay. Tiniyak din ni Jacob na ilagay lamang ang mga patpat sa mga labangan kapag ang mas malalakas at mabubulas na hayop ang nanganganDI.—Gen 30:37-42.

Ang resulta? Ang mga supling na may batik o kakaibang kulay, samakatuwid ay kabayaran kay Jacob, ay naging mas marami kaysa sa mga may iisang kulay, na magiging pag-aari naman ni Laban. Dahil dito, malamang na inakala ni Jacob na epektibo ang kaniyang estratehiya sa pamamagitan ng guhit-guhit na mga patpat. Sa bagay na ito, tiyak na naniniwala rin siya sa maling akala na pinaniniwalaan ng maraming tao, samakatuwid nga, na ang gayong mga bagay ay maaaring magkaroon ng epekto sa mga supling. Gayunman, sa isang panaginip ay iba naman ang itinuro sa kaniya ng kaniyang Maylalang.

Sa kaniyang panaginip, natutuhan ni Jacob na ang ilang simulain ng *genetics,* at hindi ang mga

patpat, ang dahilan ng kaniyang tagumpay. Bagaman ang inaalagaan lamang ni Jacob ay mga hayop na may iisang kulay, isiniwalat ng pangitain na ang mga lalaking kambing ay may guhit, batik-batik, at may tagpi. Paano ito nangyari? Maliwanag na mestiso ang mga ito bagaman iisa ang kulay, na resulta ng pagpapalahi sa kawan ni Laban bago sinimulan ang pagbabayad kay Jacob. Kaya taglay ng ilan sa mga hayop na ito sa kanilang mga selula sa pagpaparami ang mga salik na namamana upang magkaroon ng tagpi o maging batik-batik ang kanilang magiging mga supling, ayon sa mga batas ng pagmamana na natuklasan ni Gregor Mendel noong ika-19 na siglo.—Gen 31:10-12.

Sa loob ng anim na taon na ipinagtrabaho ni Jacob sa ilalim ng kaayusang ito, siya'y lubhang pinagpala at pinaunlad ni Jehova hindi lamang sa pamamagitan ng pagpaparami ng kaniyang mga kawan kundi pati rin ng bilang ng kaniyang mga lingkod, mga kamelyo, at mga asno, at ito'y sa kabila ng bagay na laging binabago ni Laban ang pinagkasunduang kabayaran. Sa wakas, tinagubilinan si Jacob ng "tunay na Diyos ng Bethel" na bumalik sa Lupang Pangako.—Gen 30:43; 31:1-13, 41.

**Ang Pagbabalik sa Lupang Pangako.** Sa pangamba ni Jacob na muli siyang pigilan ni Laban upang hindi niya iwan ang paglilingkod dito, palihim niyang kinuha ang kaniyang mga asawa at mga anak, at ang lahat ng kaniyang pag-aari, tumawid sila sa Ilog Eufrates, at naglakbay patungong Canaan. Malamang na pinanginginain ni Jacob ang kaniyang mga kawan malapit sa Eufrates nang pag-isipan niya ang paglipat na iyon, gaya ng ipinahihiwatig ng Genesis 31:4, 21. Noon ay wala si Laban dahil ginugupitan niya ang kaniyang mga kawan anupat hindi ipinagbigay-alam sa kaniya na umalis si Jacob hanggang sa makalipas ang tatlong araw. Maaaring higit pang panahon ang lumipas para tapusin ang paggugupit at gawin ang mga paghahanda upang habulin si Jacob kasama ang kaniyang mga tauhan. Sa kabuuan, nakapagbigay ito kay Jacob ng sapat na panahon upang maakay ang kaniyang mababagal na kawan hanggang sa bulubunduking pook ng Gilead bago siya naabutan ni Laban, isang distansiya na mula sa Haran ay dikukulangin sa 560 km (350 mi), na mabilis namang malalakbay ni Laban at ng kaniyang mga kamag-anak sa loob ng pitong araw sakay ng mga kamelyo.—Gen 31:14-23.

Nang matagpuan ni Laban si Jacob na nagkakampo mga ilang kilometro sa H ng Jabok, hiningan niya ito ng paliwanag: Bakit siya umalis nang hindi man lamang binibigyan si Laban ng pagkakataong halikan ang kaniyang mga anak at mga apo bilang pamamaalam, at bakit niya ninakaw ang mga diyos ni Laban? (Gen 31:24-30) Maliwanag kung ano ang sagot sa unang tanong—ang takot na pigilan siya ni Laban sa pag-alis. Kung tungkol naman sa ikalawang tanong, walang alam si Jacob hinggil sa anumang pagnanakaw, at hindi natuklasan sa isinagawang paghahanap na ninakaw ni Raquel ang terapim ng pamilya at na itinago niya ang mga iyon sa pansiyang basket ng kaniyang kamelyo.—Gen 31:31-35.

Ang isang paliwanag kung bakit ginawa iyon ni Raquel, at kung bakit nababahala si Laban, ay ito: "Ang pagmamay-ari ng mga diyos ng sambahayan ay nagpapakilala sa isang tao bilang lehitimong tagapagmana, na siyang dahilan kung bakit nababalisa si Laban, ayon sa Gen. 31:26 at sa kasunod na mga talata, na mabawi ang kaniyang mga diyos ng sambahayan mula kay Jacob."—*Ancient Near Eastern Texts,* inedit ni J. B. Pritchard, 1974, p. 220, tlb. 51.

Nang malutas nang mapayapa ang kanilang pagtatalo, si Jacob ay nagtindig ng isang batong haligi at pagkatapos ay nagbunton ng mga bato, na nanatili roon nang maraming taon bilang saksi sa tipan ng kapayapaan na pinagtibay ng dalawang ito sa pamamagitan ng isang seremonyal na kainan. Ang mga pangalang ibinigay sa buntong iyon ng mga bato ay Galeed (nangangahulugang "Bunton na Saksi") at Ang Bantayan.—Gen 31:36-55.

Gusto rin ni Jacob na makipagpayapaan sa kaniyang kapatid na si Esau, na hindi niya nakita nang mahigit 20 taon. Upang mapahupa ang anumang pagkapoot na maaaring kinikimkim pa ng kaniyang kapatid, nagpadala si Jacob sa unahan niya ng mamahaling mga kaloob para kay Esau—daan-daang kambing at tupa, at maraming kamelyo, asno, at baka. (Gen 32:3-21) Umalis si Jacob sa Canaan na halos walang anumang pag-aari, ngunit dahil sa pagpapala ni Jehova, bumabalik siya na isang taong mayaman.

***Bakit pinangyari ng anghel na nakipagbuno kay Jacob na umika-ika si Jacob?***

Nang gabing tawirin ng sambahayan ni Jacob ang Jabok patungong T upang salubungin si Esau, si Jacob ay nagkaroon ng isang lubhang di-pangkaraniwang karanasan na makipagbuno sa isang anghel, at dahil sa kaniyang pagmamatiyaga, ang kaniyang pangalan ay pinalitan ng Israel, nangangahulugang "Isa na Nakikipagpunyagi (Isa na Nagmamatiyaga) sa Diyos; o, Nakikipagpunyagi ang Diyos." (Gen 32:22-28) Nang maglaon, ang dalawang pangalang ito ay maraming beses na lumitaw sa matulaing mga paralelismong Hebreo. (Aw 14:7; 22:23; 78:5, 21, 71; 105:10, 23) Noong nagbubuno sila, hinipo

ng anghel ang hugpungan ng kasukasuan ng hita ni Jacob, at si Jacob ay habang-buhay nang umikaika—marahil ay upang turuan siya ng kapakumbabaan, anupat palagi niyang maaalaala na huwag labis na magmataas dahil sa kaniyang bigay-Diyos na kasaganaan o dahil nakipagbuno siya sa isang anghel. Bilang paggunita sa makasaysayang mga pangyayaring ito, ang dakong iyon ay tinawag ni Jacob na Peniel o Penuel.—Gen 32:25, 30-32.

Nang matapos ang mapayapang pagkikita nina Jacob at Esau, ang kambal na ito, na noon ay mga 97 taóng gulang na, ay humayo na sa kani-kaniyang lakad, at maaaring hindi na sila muling nagkita hanggang noong ilibing nila ang kanilang amang si Isaac pagkalipas ng mga 23 taon. Si Esau ay nagtungo sa T sa Seir dala ang mga kaloob sa kaniya, at si Jacob naman ay lumiko sa H at muling tinawid ang Jabok.—Gen 33:1-17; 35:29.

**Ang Sumunod na 33 Taon Bilang Naninirahang Dayuhan.** Nang maghiwalay sila ni Esau, si Jacob ay namayan sa Sucot. Ito ang unang lugar na tinirahan ni Jacob nang matagal-tagal pagkabalik niya mula sa Padan-aram. Hindi sinasabi kung gaano katagal siyang namalagi roon, ngunit maaaring ito'y umabot nang maraming taon, sapagkat nagtayo siya roon para sa kaniyang sarili ng isang permanenteng kayarian na matatahanan at gayundin ng mga kubol o mga kuwadrang may bubong para sa kaniyang mga alagang hayop.—Gen 33:17.

Pagkatapos nito, pumakanluran si Jacob sa kabilang ibayo ng Jordan patungo sa kapaligiran ng Sikem, kung saan niya binili ang isang bahagi ng lupain mula sa mga anak ni Hamor sa halagang "isang daang piraso ng salapi [sa Heb., *qesi·tah'*]." (Gen 33:18-20; Jos 24:32) Hindi na alam sa ngayon ang halaga ng sinaunang salaping iyon, ng *qesi·tah',* ngunit ang isang daang piraso nito ay maaaring umabot ng malaking halaga ng tinimbang na pilak, yamang walang mga barya noong panahong iyon.

Sa Sikem, ang anak na babae ni Jacob na si Dina ay nagsimulang makisama sa mga babaing Canaanita, at humantong ito sa panghahalay sa kaniya ni Sikem, ang anak ng pinunong si Hamor. Ang sumunod na mga pangyayari, na resulta ng kaganapang iyon, ay hindi na nakayang kontrolin ni Jacob—pinatay ng kaniyang mga anak ang bawat lalaking naninirahan sa Sikem, kinuhang bihag ang mga babae at mga bata, sinamsam ang lahat ng ari-arian at kayamanan ng komunidad na iyon, at ginawang isang alingasaw sa mga tumatahan sa lupain ang kanilang amang si Jacob.—Gen 34:1-31.

Pagkatapos ay tinagubilinan ng Diyos si Jacob na lumisan mula sa Sikem at bumaba sa Bethel, na ginawa naman niya. Ngunit bago umalis, inutusan niya ang kaniyang sambahayan na magpakalinis, magpalit ng kanilang mga kasuutan, alisin ang lahat ng kanilang huwad na diyos (malamang na kasama rito ang terapim ni Laban) at pati ang mga hikaw na posibleng isinusuot bilang mga agimat. Ibinaon ni Jacob ang mga ito malapit sa Sikem. —Gen 35:1-4.

Ang Bethel, ang "Bahay ng Diyos," ay may pantanging kahalagahan kay Jacob, sapagkat dito, marahil mga 30 taon na ang nakararaan, isinalin ni Jehova sa kaniya ang tipang Abrahamiko. At pagkatapos na magtayo si Jacob ng altar para sa dakilang Diyos na ito ng kaniyang mga ninuno, muling binigkas ni Jehova ang tipan at pinagtibay rin na ang pangalan ni Jacob ay pinalitan na ng Israel. Pagkatapos ay nagtindig si Jacob ng isang haligi na binuhusan niya ng handog na inumin at langis bilang paggunita sa makasaysayang mga pangyayaring iyon. Habang nakikipamayan din dito sa Bethel, si Debora na yaya ng kaniyang ina ay namatay at inilibing.—Gen 35:5-15.

Muli, hindi natin alam kung gaano katagal nanirahan si Jacob sa Bethel. Nang lumisan sila mula roon at maglakbay nang patimog, at samantalang malayo pa sa Betlehem (Eprat), dinatnan ng kirot ng panganganak si Raquel, at sa matinding hirap sa pagsisilang sa kaniyang ikalawang anak, si Benjamin, siya ay namatay. Doon inilibing ni Jacob ang kaniyang minamahal na si Raquel at nagtindig siya ng isang haligi bilang palatandaan ng libingan nito. —Gen 35:16-20.

Ang lalaking ito na si Israel, na ngayon ay pinagpala ng hustong bilang na 12 anak na lalaki na pagmumulan ng 12 tribo ng Israel, ay patuloy pang naglakbay patungong timog. Ang kaniyang sumunod na pinagkampuhan ay inilalarawan na "malayo sa ibayo ng tore ng Eder," nangangahulugang ito'y nasa pagitan ng Betlehem at Hebron. Samantalang naninirahan sila roon, sinipingan ng kaniyang panganay na anak na si Ruben ang kaniyang babae, si Bilha, ina nina Dan at Neptali. Maaaring inakala ni Ruben na napakatanda na ng kaniyang ama upang may magawa pa tungkol doon, ngunit hindi ito sinang-ayunan ni Jehova, at dahil sa pagkakasala niya ng insesto ay naiwala ni Ruben ang karapatan sa pagkapanganay.—Gen 35:21-26; 49:3, 4; Deu 27:20; 1Cr 5:1.

Maaaring hindi pa naipagbibili ang kaniyang anak na si Jose sa pagkaalipin sa Ehipto nang si Jacob ay lumipat sa Hebron, kung saan nakatira pa rin ang kaniyang matanda nang ama na si Isaac, ngunit hindi matiyak ang petsa ng paglipat na ito.—Gen 35:27.

Isang araw ay isinugo ni Jacob si Jose (noon ay 17 taóng gulang na) upang alamin ang kalagayan ng kaniyang mga kapatid na nag-aalaga ng mga ka-

wan ng kanilang ama. Nang matagpuan niya sila sa Dotan na mga 100 km (62 mi) sa H ng Hebron, sinunggaban nila siya at ipinagbili sa isang pulutong ng mga negosyante na patungong Ehipto. Naganap ito noong 1750 B.C.E. Pagkatapos ay pinapaniwala nila ang kanilang ama na si Jose ay napatay ng isang mabangis na hayop. Maraming araw na namighati si Jacob dahil dito, na tumatangging maaliw at nagsasabi: "Ako ay bababang nagdadalamhati sa aking anak patungo sa Sheol!" (Gen 37:2, 3, 12-36) Nadagdagan pa ang kaniyang pamimighati nang mamatay ang kaniyang amang si Isaac noong 1738 B.C.E.—Gen 35:28, 29.

**Ang Paglipat sa Ehipto.** Mga sampung taon pagkamatay ni Isaac, dahil sa isang malawakang taggutom, napilitan si Jacob na papuntahin sa Ehipto ang sampu sa kaniyang mga anak na lalaki upang kumuha ng mga binutil. Naiwan si Benjamin. Nakilala ni Jose, na noo'y administrador ni Paraon sa pagkain, ang kaniyang mga kapatid at iniutos niya na isama nila sa Ehipto ang kanilang nakababatang kapatid na si Benjamin. (Gen 41:57; 42:1-20) Ngunit nang sabihin kay Jacob kung ano ang iniuutos, sa simula ay tumanggi siyang pasamahin si Benjamin, palibhasa'y natatakot na baka mapahamak ang minamahal na anak na ito sa kaniyang katandaan; si Benjamin noon ay di-kukulangin sa 22 taóng gulang. (Gen 42:29-38) Nang maubos na ang lahat ng pagkaing kinuha sa Ehipto, napilitan si Jacob na pasamahin si Benjamin.—Gen 43:1-14; Gaw 7:12.

Nang magkasundo na si Jose at ang kaniyang mga kapatid, inanyayahan ni Jose si Jacob at ang buong sambahayan nito, kasama ang lahat ng kanilang alagang hayop at pag-aari, na lumipat sa matabang lupain ng Gosen sa delta ng Ehipto, sapagkat ang malaking taggutom ay nakatalagang tumagal pa nang limang taon. Naglaan pa nga si Paraon ng mga karwahe at panustos na pagkain bilang tulong sa kanila. (Gen 45:9-24) Nang naglalakbay na, tiniyak ni Jehova kay Jacob na ang paglipat na ito ay kaniyang pinagpala at sinang-ayunan. (Gen 46:1-4) Ang lahat ng kaluluwa na itinuring na bahagi ng sambahayan ni Jacob, kasama si Manases, si Efraim, at ang iba pa na maaaring ipinanganak sa Ehipto bago namatay si Jacob, ay may bilang na 70. (Gen 46:5-27; Exo 1:5; Deu 10:22) Hindi kasama rito si Lea, na namatay sa Lupang Pangako (Gen 49:31), o ang mga anak na babae ni Jacob na hindi binanggit ang pangalan, o ang mga asawa ng kaniyang mga anak na lalaki.—Gen 46:26; ihambing ang Gen 37:35.

Pagdating sa Ehipto noong 1728 B.C.E., dinala si Jacob sa korte ni Paraon at doon ay binati niya ang hari sa pamamagitan ng isang pagpapala. Inilarawan ni Jacob ang kaniyang sarili bilang isang naninirahang dayuhan (gaya nina Abraham at Isaac, sapagkat tulad nila, hindi pa rin niya minamana ang lupaing ipinangako ng Diyos). Nang tanungin ang kaniyang edad, tumugon si Jacob na siya'y 130 taóng gulang ngunit kung ihahambing sa kaniyang mga ninuno, ang kaniyang mga araw ay "kakaunti at nakapipighati."—Gen 47:7-10.

Nang malapit na siyang mamatay, pinagpala ni Jacob ang kaniyang mga apo, ang mga anak ni Jose, at, sa patnubay ng Diyos, inilagay niyang una ang nakababatang si Efraim sa nakatatandang si Manases. Pagkatapos ay sinabi ni Jacob kay Jose, na siyang tatanggap ng dobleng bahagi ng panganay sa mana: "Ibinibigay ko sa iyo ang isang balikat ng lupain na higit kaysa sa iyong mga kapatid, na kinuha ko mula sa kamay ng mga Amorita sa pamamagitan ng aking tabak at sa pamamagitan ng aking busog." (Gen 48:1-22; 1Cr 5:1) Yamang mapayapa namang binili ni Jacob mula sa mga anak ni Hamor ang lote ng lupa na malapit sa Sikem (Gen 33:19, 20), waring ang pangakong ito kay Jose ay kapahayagan ng pananampalataya ni Jacob, na doo'y inihuhula niya na ang Canaan ay masasakop ng kaniyang mga inapo anupat para bang ito'y naisagawa na ng kaniyang sariling tabak at busog. (Tingnan ang AMORITA.) Ang dobleng bahagi ni Jose sa nasakop na lupaing iyon ay binubuo ng dalawang takdang bahagi na ibinigay sa mga tribo nina Efraim at Manases.

Bago siya mamatay, nag-ipon si Jacob ng lakas upang isa-isa niyang mapagpala ang kaniyang 12 anak. (Gen 49:1-28) Nagpakita siya ng pananampalataya sa katuparan ng mga layunin ni Jehova. (Heb 11:21) Dahil sa kaniyang pananampalataya at dahil espesipikong pinagtibay sa kaniya ni Jehova ang Abrahamikong tipan ng pagpapala, sa Kasulatan ay madalas tukuyin si Jehova hindi lamang bilang Diyos ni Abraham at ni Isaac kundi bilang Diyos din ni Jacob.—Exo 3:6; 1Cr 29:18; Mat 22:32.

Sa wakas, noong 1711 B.C.E., pagkatapos ng 17-taóng paninirahan sa Ehipto, namatay si Jacob sa edad na 147. (Gen 47:27, 28) Sa gayon ay nagwakas ang yugto ng kasaysayan mula sa kapanganakan ni Jacob hanggang sa kaniyang kamatayan, isang kasaysayan na sumaklaw sa mahigit na kalahati ng mga pahina ng aklat ng Genesis. (Kab 25-50) Kaayon ng kahilingan ni Jacob na ilibing siya sa Canaan, ipinaembalsamo muna ni Jose sa mga manggagamot na Ehipsiyo ang katawan ng kaniyang ama bilang paghahanda para sa paglalakbay. Pagkatapos, alinsunod sa pagiging prominente ng kaniyang anak na si Jose, isang maringal na prusisyon ng libing ang yumaon mula sa Ehipto. Nang makarating ito sa pook ng Jordan, nagkaroon ng pitong-araw na ritwal ng pagdadalamhati, at pagkatapos nito ay inilibing ng mga anak ni Jacob ang kanilang ama sa

yungib ng Macpela kung saan nakalibing sina Abraham at Isaac.—Gen 49:29-33; 50:1-14.

2. Ang "Jacob" ay madalas gamitin ng mga propeta sa makasagisag na diwa upang tumukoy sa bansa na nagmula sa patriyarkang ito. (Isa 9:8; 27:9; Jer 10:25; Eze 39:25; Am 6:8; Mik 1:5; Ro 11:26) Sa isang pagkakataon, ginamit ni Jesus ang pangalang Jacob sa makasagisag na paraan upang tumukoy sa mga makakasama "sa kaharian ng langit."—Mat 8:11.

3. Ang ama ni Jose na asawa ni Maria, na ina ni Jesus.—Mat 1:15, 16.

**JADA** [malamang na pinaikling anyo ng Jedaias, nangangahulugang "Alam ni Jah"]. Isang inapo ni Juda sa pamamagitan ni Jerameel. Nakatala si Jada bilang anak ni Onam at ama nina Jeter at Jonatan.—1Cr 2:3, 25, 26, 28, 32.

**JADAI.** Isang anak ni Nebo; isa sa mga kumuha ng mga asawang di-Israelita ngunit nagpaalis sa mga iyon dahil sa panghihimok ni Ezra. (Ezr 10:43, 44) Ang ilang salin ay kababasahan ng "Ido" sa halip na "Jadai."—*AS, AT, Mo, Ro.*

**JADE.** Isang batong pampalamuti na matigas, matibay, at kadalasan ay kulay berde at ginagamit sa mga alahas at mga kagamitang inukit; sa Hebreo, *ya·shepheh'.* Ito ay alinman sa dalawang magkaibang mineral, ang *"nephrite"* o ang *"jadeite."* Ang pinakapangkaraniwang uri ay ang *nephrite.* Ang iba nito ay napaglalagusan ng liwanag samantalang ang iba naman ay hindi; matatagpuan ito sa mga kulay na gaya ng matingkad na berde, itim, abuhin, dilaw, at puti. Ang *jadeite* ay mas mamahalin kaysa sa *nephrite* dahil mas magaganda ang kulay nito at bibihira ito. Ang jade ay angkop na angkop sa gawaing paglilok dahil sa komposisyon nito.

Isang magandang batong jade na may lilok na pangalan ng isa sa 12 tribo ng Israel ang nakapalamuti sa "pektoral ng paghatol" na isinuot ng mataas na saserdoteng si Aaron, anupat ito ay nasa ikatlong posisyon sa ikaapat na hanay ng mga bato. (Exo 28:2, 15, 20, 21; 39:9, 13, 14) Kabilang din ang jade sa mahahalagang bato na nakapalamuti sa "pananamit" ng hari ng Tiro.—Eze 28:12, 13.

**JADON** [posibleng pinaikling anyo ng Jaazanias, nangangahulugang "Si Jehova ay Nakinig"]. Isang Meronotita na tumulong kay Nehemias na muling itayo ang pader ng Jerusalem noong 455 B.C.E. Lumilitaw na si Jadon ay mula sa kapaligiran ng Mizpa.—Ne 3:7.

Tinatawag ni Josephus na "Jadon" ang propeta sa 1 Hari 13 na di-binanggit ang pangalan.—*Jewish Antiquities,* VIII, 231 (viii, 5).

**JADUA** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "alamin"].

1. Isa sa mga pangulo ng Israel na ang inapo, kung hindi man siya mismo, ay nagtatak sa resolusyon ng katapatan noong panahon ng pagkagobernador ni Nehemias.—Ne 10:1, 14, 21.

2. Ang kahuli-hulihan sa Aaronikong linya ng mga mataas na saserdote na nakatala sa Hebreong Kasulatan. Ang pagiging ikalimang salinlahi ni Jadua mula kay Jesua ay nagpapahintulot na siya ay nabuhay noong panahon ng "paghahari ni Dario na Persiano."—Ne 12:10, 11, 22; tingnan ang DARIO Blg. 3.

**JAEL** [Kambing-Bundok]. Ang asawa ni Heber na Kenita, samakatuwid ay hindi Israelita, at ang pumatay sa pinuno ng hukbong Canaanita na si Sisera.

Kasama ng kaniyang asawa, si Jael ay nagtotolda malapit sa Kedes, at may kapayapaan sa pagitan ni Heber at ng mga maniniil na Canaanita. (Huk 4:10, 11, 17, 21; tingnan ang KEDES Blg. 3.) Nang matalo ng Israel si Sisera, tumakas ito patungo sa neutral na kampamento ni Heber, kung saan inanyayahan ito ni Jael sa loob ng kaniyang tolda. Pagkatapos ay tinalukbungan niya ito ng kumot. Nang humingi si Sisera ng tubig, binigyan niya ito ng isang mangkok na pampiging na may kurtadong gatas na maiinom. Matapos niya itong talukbungang muli, sinabi nito sa kaniya na tumayo sa pasukan ng tolda at magbantay. Palibhasa'y iniisip na ligtas siya bilang kaniyang panauhin, ang pagod at nanlulupaypay na si Sisera ay kaagad na nakatulog nang mahimbing. Nang magkagayon, si Jael, na tiyak na sanay magpabaon ng mga tulos ng tolda sa lupa dahil naninirahan siya sa tolda, ay tahimik na lumapit kay Sisera dala ang isang martilyo at isang tulos ng tolda, na itinarak niya sa ulo nito at pinatagos hanggang sa lupa. Nang dumating ang tumutugis na si Barak, ipinakita ni Jael sa kaniya ang pinuno ng hukbo, na patay na sa "kamay ng isang babae," gaya ng inihula ni Debora. (Huk 4:9, 17-22) Ang lakas-loob na pagkilos ni Jael laban sa kaaway ni Jehova ay pinupuri sa awit ng tagumpay nina Debora at Barak, kung saan ipinapahayag din na si Jael ay "lubhang pagpapalain sa mga babae."—Huk 5:6, 24-27.

**JAGUR** [posibleng kaugnay ng salitang Aramaiko na nangangahulugang "bunton [ng mga bato]"]. Isang lunsod sa timugang bahagi ng Juda. (Jos 15:21) Maaaring ipalagay na ang Jagur ay ang Khirbet el Gharra (Tel 'Ira), na mga 14 na km (8.5 mi) sa S ng Beer-sheba.

**JAH.** Isang matulain at pinaikling anyo ng Jehova, ang pangalan ng Kataas-taasang Diyos. (Exo

15:1, 2) Ang pinaikling anyong ito ay kinakatawanan ng unang kalahatian ng Hebreong Tetragrammaton na יהוה (*YHWH*), samakatuwid nga, ng mga titik na *yod* (י) at *he* (ה), ang ikasampu at ikalimang titik ng alpabetong Hebreo.

Ang Jah ay lumilitaw nang 50 ulit sa Hebreong Kasulatan, 26 na ulit na mag-isa, at 24 na ulit sa pananalitang *"Hallelujah,"* na sa literal ay isang utos sa maraming tao na "purihin si Jah." Gayunman, ang paglitaw ng "Jah" sa orihinal ay ipinagwalang-bahala ng ilang popular na bersiyon. (*Dy, Mo, RS*) Miminsan lamang itong ginamit ng *King James Version,* bilang "Jah," at ng *An American Translation,* bilang "Yah." (Aw 68:4) Sa *English Revised Version* ay lumilitaw ito nang dalawang beses sa mismong teksto (Aw 68:4; 89:8), at sa *American Standard Version* ay inihahalili sa lahat ng paglitaw nito ang kumpletong anyo na Jehova, ngunit sa halos lahat ng paglitaw ng pinaikling anyo ay itinatawag-pansin iyon ng huling nabanggit na dalawang salin sa pamamagitan ng mga talababa. Pinanatili ng *Bagong Sanlibutang Salin* sa mismong teksto ang 50 paglitaw ng Jah, o Yah, para sa mambabasa; pinanatili naman ng *Emphasised Bible* ni Rotherham ang 49.

Sa Kristiyanong Griegong Kasulatan, ang "Jah" ay lumilitaw nang apat na beses sa pananalitang *Hallelujah.* (Apo 19:1, 3, 4, 6) Ang pananalitang Griegong ito ay ginagamit ng karamihan sa mga Bibliya nang di-isinasalin sa Ingles, ngunit isinalin ito ni G. W. Wade bilang *"Praise ye Jehovah,"* at ng *Bagong Sanlibutang Salin* bilang "Purihin ninyo si Jah!"

Ang "Jah" ay hindi maaaring maging isang sinaunang anyo ng banal na pangalan na ginamit bago pa ang Tetragrammaton. Ang kumpletong anyo nito, na Jehova, ay lumilitaw nang 165 beses sa tekstong Masoretiko sa aklat ng Genesis, ngunit ang mas maikling anyo ay lumitaw lamang sa ulat ng mga pangyayari pagkatapos ng Pag-alis mula sa Ehipto.—Exo 15:2.

Ang iisang pantig na Jah ay kadalasang ginagamit kalakip ng mas marubdob na mga emosyon ng papuri at pag-awit, panalangin at pamamanhik, at karaniwan nang masusumpungan kapag ang tema ng paksa ay pagsasaya dahil sa tagumpay at pagliligtas, o kapag nagpapahayag ng pagkilala sa malakas na kamay at kapangyarihan ng Diyos. Maraming halimbawa ng ganitong espesyal na paggamit. Ang pariralang "Purihin ninyo si Jah!" (*Hallelujah*) ay lumilitaw bilang isang *doxology,* o kapahayagan ng papuri sa Diyos, sa Mga Awit, anupat ang una ay nasa Awit 104:35. Sa ibang mga awit, maaaring ito'y nasa pasimula lamang (Aw 111, 112), sa ilang pagkakataon ay nasa loob ng awit (135:3), kung minsa'y nasa dulo lamang (Aw 104, 105, 115-117), ngunit kadalasan ay kapuwa nasa pasimula at dulo (Aw 106, 113, 135, 146-150). Sa aklat ng Apocalipsis, ang pananalitang ito ay paulit-ulit na sinasambit ng makalangit na mga persona sa kanilang papuri kay Jehova.—Apo 19:1-6.

Ang natitirang mga paglitaw ng "Jah" ay nagpapahiwatig din ng pagluwalhati kay Jehova sa mga awit at mga pagsusumamo. Nariyan ang awit ng pagliligtas na inawit ni Moises. (Exo 15:2) Sa mga paglitaw nito sa ulat ni Isaias, gumamit siya ng dobleng pagdiriin sa pagtatambal sa dalawang pangalan, "Jah Jehova." (Isa 12:2; 26:4) Sa tula ni Hezekias dahil sa kagalakan matapos siyang makahimalang pagalingin noong muntik na siyang mamatay, nagpahayag siya ng masidhing damdamin sa pamamagitan ng pag-ulit sa pangalang Jah. (Isa 38:9, 11) Ipinakikita ang pagkakaiba ng mga patay, na hindi makapupuri kay Jah, at niyaong mga determinadong pumuri sa kaniya habang-buhay. (Aw 115:17, 18; 118:17-19) Ang iba pang mga awit ay nagpapakita naman ng taos-pusong pagpapahalaga sa pagliligtas, proteksiyon, at pagtutuwid. —Aw 94:12; 118:5, 14.

**JAHAT.**

1. Isang inapo ni Juda. Ang dalawang anak ni Jahat ang pinagmulan ng mga pamilya ng mga Zoratita.—1Cr 4:1, 2.

2. Isang Levitang nagmula kay Gerson (Gersom) sa pamamagitan ni Libni, at ninuno ni Asap. —Exo 6:17; 1Cr 6:1, 20, 39-43.

3. Isa pang Levitang nagmula kay Gerson, ngunit sa pamamagitan ng isa pang anak ni Gerson na si Simei. Si Jahat ang ulo sa kaniyang mga kapatid, at ang kaniyang mga anak ay naging isang sambahayan sa panig ng ama.—1Cr 23:6, 7, 10, 11.

4. Isang Levita noong panahon ng paghahari ni David; inapo ng anak ni Kohat na si Izhar sa pamamagitan ni Selomot.—1Cr 6:18; 24:22.

5. Isa sa apat na Levita, isang Merarita, na inatasang mangasiwa sa gawaing pagkukumpuni sa templo na itinaguyod ni Haring Josias.—2Cr 34:12.

**JAHAZ.** Isang lunsod sa S ng Jordan. Maliwanag na ito'y nasa H ng Arnon. Malamang na inagaw ito ng Amoritang si Haring Sihon sa mga Moabita. (Bil 21:23-26) Sa Jahaz tinalo ng mga Israelita ang mga hukbo ni Sihon, at ang lunsod ay naging pag-aari ng mga Rubenita. (Deu 2:32, 33; Jos 13:15, 18, 23; Huk 11:20, 21) Nang maglaon, ang Jahaz ay itinalaga bilang isang lunsod ng mga Levita para sa mga Merarita. (Jos 21:34, 36) Noong dakong huli sa kasaysayan ng Israel, ang lunsod ay

napasailalim ng kontrol ng mga Moabita. Sa Batong Moabita, ipinaghambog ni Haring Mesa na sa pamamagitan ng 200 mandirigma ay nakuha niya ang Jahaz mula sa hari ng Israel. Gayundin, binanggit ng mga propetang sina Isaias at Jeremias ang lunsod na ito sa mga kapahayagan laban sa Moab.—Isa 15:1, 4; Jer 48:1, 34.

Bagaman may ilang posibleng lokasyon na iminumungkahi ang mga iskolar para sa sinaunang Jahaz, hindi pa rin alam kung saan ang eksaktong lokasyon nito.

**JAHAZIEL** [Masdan Nawa ng Diyos; Minasdan ng Diyos].

1. Ikatlong nakatalang anak ni Hebron, isang Kohatita na mula sa tribo ni Levi.—1Cr 23:6, 12, 19; 24:23.

2. Isa sa makapangyarihang mga lalaki na sumama kay David sa Ziklag.—1Cr 12:1, 4.

3. Isa sa mga saserdoteng may mga trumpeta at nakatalaga sa harap ng kaban ng tipan matapos ipag-utos ni David na dalhin ito sa Jerusalem.—1Cr 16:1, 6.

4. Ang Levita na pinalakas ng espiritu ni Jehova upang salitain ang mga salitang pampatibay-loob kay Haring Jehosapat at sa kongregasyon nang pagbantaan sila ng isang nakahihigit na hukbo ng kaaway. "Narito ang sinabi ni Jehova sa inyo, 'Huwag kayong matakot o masindak man dahil sa malaking pulutong na ito,'" ang pahayag ni Jahaziel, "'sapagkat ang pagbabaka ay hindi inyo, kundi sa Diyos. . . . Hindi ninyo kakailanganing lumaban sa pagkakataong ito. Lumagay kayo sa inyong dako, manatili kayong nakatayo at tingnan ninyo ang pagliligtas ni Jehova para sa inyo.'" (2Cr 20:14-17) Si Jahaziel ay anak ni Zacarias, isang inapo ni Asap na mula sa pamilyang Gersom (Gerson [Gen 46:11]) ng mga Levita, samakatuwid ay hindi isang saserdote.—1Cr 6:39-43.

5. Ang ama ni Secanias, na isa sa mga bumalik sa Jerusalem kasama ni Ezra noong 468 B.C.E.—Ezr 8:1, 5.

**JAHDAI.** Ama ng anim na anak na nakatalang kabilang sa mga inapo ng apo sa tuhod ni Juda na si Caleb. Hindi binanggit ang eksaktong kaugnayan ni Jahdai kay Caleb.—1Cr 2:3, 42, 47.

**JAHDIEL** [posible, Magalak Nawa ang Diyos]. Isa sa mga ulo ng sambahayan ng kalahati ng tribo ni Manases na naninirahan sa S ng Jordan; isang magiting at makapangyarihang lalaki. Ang mga inapo ni Jahdiel ay "nagsimulang gumawi nang ditapat" kay Jehova, na humantong sa pagpapatapon sa kanila ng mga Asiryano nang bandang huli.—1Cr 5:23-26.

**JAHDO** [posible, Magalak Nawa Siya]. Isang pangalan sa talaangkanan ng tribo ni Gad; anak ni Buz at ama ni Jesisai.—1Cr 5:11, 14.

**JAHLEEL.** Ikatlong nakatalang anak ni Zebulon at pinagmulan ng pamilya ng mga Jahleelita sa tribo ng kaniyang ama.—Gen 46:14; Bil 26:26.

**JAHLEELITA, MGA** [Ni (Kay) Jahleel]. Mga inapo ni Jahleel na mula sa tribo ni Zebulon.—Bil 26:26.

**JAHMAI.** Ulo ng isang sambahayan ng ninuno sa tribo ni Isacar; anak ni Tola.—1Cr 7:1, 2.

**JAHZEEL** [Ang Diyos ay Nagbabaha-bahagi]. Ang unang nakatalang anak ni Neptali at pinagmulan ng Jahzeelitang pamilya sa tribong iyon. (Gen 46:24; Bil 26:48) Ang kaniyang pangalan ay binabaybay rin na Jahziel.—1Cr 7:13.

**JAHZEELITA, MGA** [Ni (Kay) Jahzeel]. Mga inapo ni Jahzeel na mula sa tribo ni Neptali.—Bil 26:48.

**JAHZEIAS** [Masdan Nawa ni Jah; Minasdan ni Jah]. Isa na marahil ay sumalansang sa panukala ni Ezra na paalisin ng mga anak ni Israel ang kanilang mga asawang banyaga at ang mga anak na ipinanganak sa kanila; anak ni Tikva. (Ezr 10:3, 10, 11, 15) Gayunman, iminumungkahi na ang pagsalansang na ito nina Jahzeias at Jonatan ay hindi laban sa mungkahi ni Ezra kundi laban sa pamamaraang pinagtibay sa pagsasagawa nito. Sang-ayon sa Griegong *Septuagint* at Latin na *Vulgate,* si Jahzeias at ang iba pa ay tumulong sa halip na sumalansang kay Ezra. Kaya, isa pang salin ng Ezra 10:15 ang nagsasabi na sina Jonatan at Jahzeias "ang mga gumanap bilang kinatawan alang-alang dito."—Tlb sa *Rbi8;* tingnan din ang *KJ; AS,* tlb; *Dy; Kx.*

**JAHZERA.** Isang saserdote na ang inapo ay nanirahan sa Jerusalem pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya. (1Cr 9:12) Malamang na siya rin si Azai sa Nehemias 11:13.

**JAHZIEL** [Ang Diyos ay Nagbabaha-bahagi]. Isa pang baybay ng Jahzeel (Gen 46:24), unang nakatalang anak ni Neptali.—1Cr 7:13.

**JAIR**.

1. Isang inapo ni Juda sa pamamagitan ng kaniyang apo na si Hezron. Nag-asawa si Hezron ng isang babae mula sa tribo ni Manases. (1Cr 2:21, 22) Si Jair ay kinilala bilang isang inapo ni Manases sa halip na kay Juda, malamang na dahil sa kaniyang mga kabayanihan sa teritoryo ng Manases, kung saan niya binihag ang maraming nakatoldang lunsod at ipinangalan ang mga iyon sa kaniya, na

siyang pangalang tinaglay ng mga iyon sa loob ng maraming salinlahi.—Bil 32:41; Deu 3:14; Jos 13:30; 1Ha 4:13; tingnan ang HAVOT-JAIR.

2. Ang ikapitong hukom ng Israel. Yamang isa siyang Gileadita na may mataas na katayuan at bawat isa sa kaniyang 30 anak ay kaugnay sa isa sa nabanggit na mga nakatoldang lunsod ni Jair, malamang na siya ay inapo ng Blg. 1. Naghukom si Jair sa Israel sa loob ng 22 taon, pagkatapos nito ay namatay siya at inilibing sa Kamon.—Huk 10:3-5.

3. Ama ni Mardokeo; sa tribo ni Benjamin.—Es 2:5.

4. Ama ng Elhanan na pumatay sa kapatid ni Goliat na si Lami. (1Cr 20:5) Ang katumbas na ulat sa 2 Samuel 21:19 ay maliwanag na may pagkakamali ng tagakopya.—Tingnan ang LAMI.

**JAIRITA** [Ni (Kay) Jair]. Ang katawagan kay Ira na "saserdote ni David." (2Sa 20:26) Marahil si Ira ay isang inapo ng Manasitang si Jair. Ngunit kung tama ang Syriac na *Peshitta,* maaaring siya ay isang saserdote mula sa Levitang lunsod ng Jatir. —Tingnan ang IRA Blg. 1.

**JAIRO.** Isang punong opisyal ng sinagoga (malamang na sa Capernaum) na ang kaisa-isang anak na babae ay binuhay-muli ni Jesus.—Mat 9:18; Mar 5:22; Luc 8:41, 42.

Noong huling bahagi ng 31 o maagang bahagi ng 32 C.E., nang ang 12-taóng-gulang na anak na babae ni Jairo ay magkasakit nang malubha anupat inaasahang mamamatay na ito, hinanap ng ama nito si Jesus, sumubsob sa paanan niya, at pinakiusapan siya na sumama at pagalingin ito bago maging huli ang lahat. Habang patungo sila sa kaniyang tahanan, tiyak na lubhang napatibay-loob si Jairo nang masaksihan niya ang pagpapagaling ni Jesus sa isang babae na 12 taon nang dumaranas ng pag-agas ng dugo. Ngunit tiyak na lubha siyang nasiraan ng loob nang ibalita sa kaniya ng mga mensahero na ang kaniyang anak na babae ay namatay na! Gayunman, sinabihan ni Jesus si Jairo na huwag matakot kundi manampalataya. Habang dumaraan sa gitna ng nagkakaingay na mga nagdadalamhati na nanlibak at nanuya nang sabihin ni Jesus na ang bata ay natutulog lamang, sinamahan ni Jairo, ng kaniyang asawa, at ng tatlong apostol si Jesus sa loob, kung saan muling binuhay ni Jesus ang dalagita. Gaya ng maaasahan, si Jairo at ang kaniyang asawa ay 'halos mawala sa kanilang sarili sa napakasidhing kagalakan.'—Mar 5:21-43; Mat 9:18-26; Luc 8:41-56.

**JAKEH.** Ama ni Agur, ang manunulat ng nakatala sa Kawikaan 30.—Kaw 30:1.

**JAKIM** [pinaikling anyo ng Jekamias, nangangahulugang "Si Jah ang Nagbangon"].

1. Isang inapo ni Benjamin sa pamamagitan ni Simei, kabilang sa isang talaan ng mga ulo ng mga sambahayan ng mga ama na naninirahan sa Jerusalem.—1Cr 8:1, 19-21, 28.

2. Ang saserdote na ang sambahayan sa panig ng ama ay pinili sa pamamagitan ng palabunutan para sa ika-12 sa 24 na pangkat ng makasaserdoteng paglilingkod sa templo noong panahon ng paghahari ni David.—1Cr 24:3, 5, 12.

**JAKIN** [Itatag Nawa [ni Jehova] Nang Matibay].

1. Ang ikaapat na nakatalang anak ni Simeon. (Gen 46:10) Lumilitaw na tinatawag siyang Jarib sa 1 Cronica 4:24. Ang kaniyang mga inapo, ang mga Jakinita, ang bumubuo sa isa sa mga Simeonitang pamilya sa Israel.—Exo 6:15; Bil 26:12.

2. Ang saserdote na ang sambahayan sa panig ng ama ay pinili sa pamamagitan ng palabunutan upang mag-asikaso sa ika-21 sa 24 na pangkat ng mga saserdote na inorganisa ni David. (1Cr 24:7, 17) Isa o higit pa sa kaniyang mga inapo (o ng iba pang saserdote na may gayunding pangalan) ang nanirahan sa Jerusalem pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya.—1Cr 9:3, 10; Ne 11:10.

3. Ang nasa pinakatimog sa dalawang haligi na nakatayo sa harap ng templo ni Solomon.—1Ha 7:15-22; tingnan ang BOAZ, II; KAPITAL.

**JAKINITA, MGA** [Ni (Kay) Jakin]. Mga inapo ng anak ni Simeon na si Jakin.—Gen 46:10; Bil 26:12.

**JALAM.** Isang anak ni Esau sa kaniyang asawang si Oholibama. Si Jalam ay ipinanganak sa Canaan ngunit di-nagtagal ay dinala siya sa Edom (Seir), kung saan siya naging isang shik nang bandang huli.—Gen 36:5, 6, 8, 14, 18; 1Cr 1:35.

**JALON.** Isang inapo ni Juda; isa sa "mga anak ni Ezrah."—1Cr 4:17.

**JAMBRES.** Isa na sumalansang kay Moises, ipinapalagay na isa sa mga mahikong Ehipsiyo sa korte ni Paraon.—2Ti 3:8; Exo 7:11; tingnan ang JANES.

**JAMIN** [Kanang Kamay].

1. Ang ikalawang nakatalang anak ni Simeon. (Gen 46:10; Exo 6:15; 1Cr 4:24) Siya ang pinagmulan ng pamilya ng mga Jaminita.—Bil 26:12.

2. Isang inapo ni Juda sa pamamagitan ng apo ni Hezron na si Ram.—1Cr 2:9, 25, 27.

3. Isang Levita na nabuhay pagkaraan ng pagkatapon na tumulong sa pagpapaliwanag ng Kautusan sa nagkakatipong bayan sa Jerusalem.—Ne 8:7.

**JAMINITA, MGA** [Ni (Kay) Jamin]. Mga inapo ni Jamin na mula sa tribo ni Simeon.—Bil 26:12.

**JAMLEC** [Paghariin Nawa [ng Diyos]]. Isa sa mga pinuno ng tribo ni Simeon na nagpalawak, noong mga araw ni Haring Hezekias, ng kanilang teritoryo hanggang sa Libis ng Gedor.—1Cr 4:24, 34, 38-41.

**JANAI** [posible, Sumagot Nawa [ang Diyos]; Sumagot [ang Diyos]]. Isang Gadita na naninirahan sa teritoryo ng Basan.—1Cr 5:11, 12.

**JANES.** Isa na sumalansang kay Moises; inihalintulad siya ni Pablo sa mga apostata na sumasalansang sa katotohanan. (2Ti 3:8, 9) Sina Janes at Jambres, na ang 'kabaliwan ay naging malinaw sa lahat,' ay hindi ipinakilala sa Hebreong Kasulatan, ngunit karaniwan nang ipinapalagay na kabilang sila sa mga pangunahing tauhan sa korte ni Paraon, marahil ay ang mga mahikong saserdote na sumalansang kina Moises at Aaron sa maraming beses na pagpunta nila roon. (Exo 7:11, 12, 22; 8:17-19; 9:11) Ang dami ng tradisyon na sumasang-ayon dito ay lubhang nakahihigit kaysa sa iilan na hindi kaayon nito. Ang di-Kristiyanong mga mapagkukunan ng impormasyon, gaya nina Numenius, Pliny na Nakatatanda, at Lucio Apuleio, isang akdang Qumran, ang Targum ni Jonathan, at ilang akdang apokripal ay pawang bumabanggit sa isa o kaya'y sa dalawang lalaking ito.

**JANIM.** Isang lunsod sa bulubunduking pook ng Juda. (Jos 15:20, 48, 53) Ipinapalagay na ang Janim ay ang Beni Na'im, na mga 5 km (3 mi) sa STS ng Hebron.

**JANNAI.** Isang ninuno ng ina ni Jesus na si Maria; ang ikalimang salinlahi bago si Maria.—Luc 3:24.

**JANOA** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "magpahinga; manatili"].

1. Isang lokasyon sa hangganan ng Efraim. Karaniwang ipinapalagay na ito ay ang Khirbet Yanun, na mga 20 km (12 mi) sa TS ng Samaria.—Jos 16:5-7.

2. Isang lunsod sa sampung-tribong kaharian. Kinuha ito ni Tiglat-pileser III noong panahon ng paghahari ni Peka (mga 778-759 B.C.E.). Ang mga naninirahan dito ay ipinatapon sa Asirya. (2Ha 15:29) Hindi tiyak kung saan ang eksaktong lokasyon ng Janoa. Bagaman ipinapalagay ng ilan na ito ay ang Yanouh, na mga 10 km (6 na mi) sa S ng Tiro, itinuturing na napakalayo ng lokasyong ito sa K ng iba pang mga lunsod na nakatala sa 2 Hari 15:29. Pinapaboran naman ng karamihan sa mga iskolar ang Tell en-Na'meh, na mga 10 km (6 na mi) sa HS ng Kedes sa Galilea.

**JAPET** [Magkaloob Nawa Siya ng Sapat na Dako]. Isang anak ni Noe; kapatid ni Sem at ni Ham. Bagaman madalas na huling itinatala, lumilitaw na si Japet ang pinakamatanda sa tatlong anak, yamang sa tekstong Hebreo ng Genesis 10:21 ay tinutukoy siya bilang si "Japet na pinakamatanda" ("nakatatanda," *KJ; Da; Yg; Le; AS,* tlb). Gayunman, ayon sa pagkaunawa ng ilang tagapagsalin, ang tekstong Hebreo rito ay tumutukoy kay Sem bilang "ang nakatatandang kapatid ni Japet." (*RS;* gayundin ang *AT, JB, NE*) Kung ipapalagay na si Japet ang pinakamatandang anak ni Noe, lumilitaw na ipinanganak siya noong 2470 B.C.E.—Gen 5:32.

Si Japet at ang kaniyang asawa ay kabilang sa walong sakay ng arka, sa gayo'y nakaligtas sila sa Baha. (Gen 7:13; 1Pe 3:20) Bagaman nanatili silang walang anak hanggang noong bumaha, pagkaraan ng Delubyo ay nagkaroon sila ng pitong anak na lalaki: sina Gomer, Magog, Madai, Javan, Tubal, Mesec, at Tiras. (Gen 10:1, 2; 1Cr 1:5) Ang mga anak na ito at ang ilang apo ang pinagmulan ng 'populasyon ng mga isla ng mga bansa ["mga bayan sa baybaying lupain," *RS*] na nangalat sa kanilang mga lupain, bawat isa ayon sa wika nito, ayon sa kani-kanilang pamilya, sa kani-kanilang mga bansa.' (Gen 10:3-5; 1Cr 1:6, 7) Ayon sa kasaysayan, si Japet ang pinagmulan ng sangang Aryano o Indo-Europeo (Indo-Aleman) ng pamilya ng tao. Ang mga pangalan ng kaniyang mga anak at mga apo ay masusumpungan sa sinaunang mga teksto ng kasaysayan bilang nauugnay sa mga bayan at mga tribo na pangunahin nang naninirahan sa gawing H at K ng Fertile Crescent. Lumilitaw na nangalat sila mula sa Caucasus pasilangan tungo sa Gitnang Asia at pakanluran na dumaraan sa Asia Minor patungo sa mga pulo at mga baybaying lupain ng Europa at marahil ay hanggang Espanya. Inaangkin ng mga tradisyong Arabe na ang isa sa mga anak ni Japet ang pinagmulan ng mga Tsino.—Tingnan ang TSART at MAPA, Tomo 1, p. 329.

Bilang resulta ng magalang na pagkilos ni Japet at ng kaniyang kapatid na si Sem nang malasing ang kanilang ama, si Japet ang tumanggap ng pagpapala ng kaniyang ama. (Gen 9:20-27) Sa pagpapalang iyon, hiniling ni Noe sa Diyos na si Japet ay 'pagkalooban ng sapat na dako [sa Heb., *yapht*].' Maliwanag na ang pananalitang Hebreong ito ay hinalaw rin sa salitang-ugat ng pangalang Japet (sa Heb., *Ye'pheth* o *Ya'pheth*) at lumilitaw na nagpapahiwatig na literal na matutupad ang kahulugan ng pangalan ni Japet at na mangangalat sa malawak na dako ang kaniyang mga inapo. Ipinapalagay ng ilan na ang kaniyang 'pagtahan sa mga tolda ni Sem' ay nagpa-

pahiwatig ng mapayapang ugnayan sa pagitan ng mga Japeteo at mga Semita. Gayunman, yamang hindi partikular na inihaharap ng kasaysayan ang gayong mapayapang ugnayan, marahil ay may kinalaman ito sa makahulang pangako ng Diyos nang dakong huli sa mga inapo ni Sem na sina Abraham, Isaac, at Jacob, na sa pamamagitan ng kanilang "binhi" ay pagpapalain ang lahat ng pamilya sa lupa (kabilang na yaong mga nagmula kay Japet). (Gen 22:15-18; 26:3, 4; 28:10, 13, 14; ihambing ang Gaw 10:34-36; Gal 3:28, 29.) Natupad naman ang 'pagiging alipin' ni Canaan sa mga Japeteo noong ang lupain ng Canaan ay pamunuan ng Imperyo ng Medo-Persia (isang kapangyarihang Japetiko) at noong sumunod na mga pananakop dito ng mga Griego at mga Romano, kasama ang mga pananakop sa mga Canaanitang moog ng Tiro at Sidon.

**JAPIA.**
[1, 2: Suminag Nawa [ang Diyos]; [Ang Diyos ay] Suminag]

1. Ang hari ng Lakis na sumama sa apat na iba pang Amoritang hari upang parusahan ang Gibeon dahil sa pakikipagpayapaan nito sa Israel. (Jos 10:3-5) Dahil sa paghingi ng tulong ng Gibeon ay dumating ang mga hukbo ni Josue sa isang misyon ng pagsaklolo mula sa Gilgal. Sa sumunod na pagbabaka, kinulong ng mga Israelita si Japia at ang kaniyang kaalyadong mga hari sa isang yungib sa Makeda. Nang maglaon, siya at ang iba pa ay pinatay at ang mga bangkay nila ay ibinitin sa mga tulos hanggang sa paglubog ng araw, pagkatapos nito ay itinapon sila sa yungib na pinanganlungan nila.—Jos 10:6-27.

2. Isang anak ni David na ipinanganak sa Jerusalem.—2Sa 5:14, 15; 1Cr 3:7; 14:6.

3. Isang hangganang dako ng Zebulon. (Jos 19:10, 12) Iniuugnay ito sa makabagong Yafa (Yafia), wala pang 3 km (2 mi) sa TK ng Nazaret.

**JAPLET** [Maglaan Nawa Siya ng Pagtakas; Siya ay Naglaan ng Pagtakas]. Isang inapo ni Aser sa pamamagitan ni Berias at ni Heber. Tatlong "anak ni Japlet" ang kabilang sa talaangkanan.—1Cr 7:30-33.

**JAPLETEO, MGA** [Ni (Kay) Japlet]. Isang sinaunang bayan na naninirahan sa teritoryo sa hangganan ng Efraim nang lumipat ang mga Israelita sa Lupang Pangako. (Jos 16:3) Walang katibayan ng kasaysayan upang iugnay ang mga Japleteo sa mga inapo ni Aser na pinanganlang Japlet. (1Cr 7:30, 32) Ang sekular na kasaysayan ay walang inilalaang karagdagang impormasyon tungkol sa kanila.

**JARA.** Isang inapo ni Saul sa pamamagitan ni Jonatan at, ayon sa talaangkanang ito, siya mismo ay ama ng tatlong anak. (1Cr 9:39-42) Tinatawag siyang Jehoada sa 1 Cronica 8:36.

**JARED.** Ama ni Enoc at isang ninuno ni Jesu-Kristo na nabuhay bago ang Baha; ang ikalimang salinlahi mula kay Adan. (1Cr 1:2; Luc 3:37) Si Jared, na anak ni Mahalalel, ay nabuhay nang 962 taon (3566-2604 B.C.E.), pangalawa lamang sa kaniyang apong si Matusalem sa haba ng buhay. Nagkaroon siya ng maraming anak na lalaki at babae, anupat naging anak niya si Enoc sa edad na 162.—Gen 5:15-20.

**JARHA.** Isang aliping Ehipsiyo ng inapo ni Juda na si Sesan. Yamang si Sesan ay hindi nagkaroon ng mga anak na lalaki, ibinigay nito ang kaniyang anak na babae upang mapangasawa ni Jarha, anupat naging anak ni Jarha si Atai at sa gayon ay naingatan ang linya ng pamilya ni Sesan sa pamamagitan niya.—1Cr 2:34, 35.

**JARIB** [Makipaglaban Nawa [ang Diyos]; Ipinakipaglaban [ng Diyos] ang [Aming] Usapin sa Batas].

1. Isang anak ni Simeon (1Cr 4:24), lumilitaw na sa ibang talata ay tinatawag na Jakin.—Gen 46:10; tingnan ang JAKIN Blg. 1.

2. Isa sa siyam na pangulo na isinugo ni Ezra upang pasiglahin ang mga Levita at mga Netineo na pumaroon sa ilog ng Ahava at sumama sa iba sa paglalakbay patungong Jerusalem.—Ezr 8:15-20.

3. Isa sa nakatalang mga kamag-anak ng mga saserdote na 'nangako sa pamamagitan ng pakikipagkamay' na paaalisin nila ang kanilang mga asawang banyaga bilang tugon sa utos ni Ezra.—Ezr 10:18, 19.

**JARMUT** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "maging mataas (mapadakila)"].

1. Isa sa limang Amoritang lunsod na sangkot sa tinangkang ekspedisyon upang parusahan ang mga Gibeonita. Tinalo ni Josue ang hari nito, si Piram, at ang kaniyang mga kaalyado. Kasunod nito, ang lunsod na ito ng Sepela ay iniatas sa Juda. (Jos 10:3-5, 23-25; 12:7, 11; 15:20, 33, 35) Pagkatapos ng pagkatapon sa Babilonya, muling nanirahan ang mga Judeano sa Jarmut. (Ne 11:25, 29) Waring ang sinaunang lokasyon nito ay ang Khirbet Yarmuk (Tel Yarmut), mga 26 na km (16 na mi) sa KTK ng Jerusalem. Yamang ito ay nasa taluktok ng burol, nakatunghay ito sa mga baybaying kapatagan hanggang sa Gaza sa tabi ng Dagat Mediteraneo.

2. Isang lunsod sa Isacar na iniatas sa mga Gersonita. (Jos 21:27-29) Pinaniniwalaang ito rin ang Ramot (1Cr 6:73) at Remet.—Jos 19:21; tingnan ang RAMOT Blg. 1.

**JAROA.** Isang inapo ni Gad na nanirahan sa teritoryo ng Basan.—1Cr 5:11, 14.

**JASAR, AKLAT NI.** Tingnan ang AKLAT.

**JASEN** [posible, Natutulog; Nakakatulog]. Ang pananalitang "mga anak ni Jasen" ay masusumpungan sa talaan ng makapangyarihang mga lalaki ni David. (2Sa 23:32) Sa katulad na talaan sa 1 Cronica 11:34 ay tinatawag siyang Hasem na Gizonita.

**JASOBEAM** [posible, Ang Bayan ay Nagbalik].

1. Isang Korahitang mandirigma na sumama sa mga hukbo ni David sa Ziklag. (1Cr 12:1, 6) Posibleng siya rin ang Blg. 2.

2. Ang pangulo ng tatlong pinakanamumukodtanging makapangyarihang lalaki ni David. Ginamit ni Jasobeam ang kaniyang sibat upang labanan ang ilang daang kaaway at isa rin siya sa tatlo na sapilitang pumasok sa kampo ng mga Filisteo upang kumuha ng tubig para kay David mula sa imbakang-tubig ng Betlehem. (1Cr 11:11, 15-19) Nang maglaon, si Jasobeam ay inatasang maging ulo ng unang buwanang pangkat ng 24,000. (1Cr 27:1, 2) Siya ay anak ni Zabdiel; isang Hacmonita. Ang kaniyang pangalan ay binabaybay na Josebbasebet sa 2 Samuel 23:8.—Tingnan ang JOSEBBASEBET.

**JASON** [posibleng mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "pagalingin"]. Isang prominenteng Kristiyano sa Tesalonica na 'malugod na tumanggap kina Pablo at Silas' noong unang paglalakbay ng mga ito patungong Macedonia. Isang pangkat ng naninibughong mga Judio ang humayo upang kunin sina Pablo at Silas mula sa bahay ni Jason, ngunit, nang hindi masumpungan doon ang mga ito, kinuha nila sa halip si Jason at ginawa siyang pangunahing nasasakdal sa mga paratang ng sedisyon laban kay Cesar. Si Jason at ang iba pang kasama niya ay pinalaya pagkatapos magbigay ng "sapat na paniguro," marahil sa pamamagitan ng pagpipiyansa.—Gaw 17:5-10.

Sa liham ni Pablo sa mga taga-Roma, isinulat mula sa Corinto noong sumunod nitong paglalakbay sa Macedonia at Gresya, si Jason ay isa sa mga nagpadala ng mga pagbati na inilakip doon. (Ro 16:21) Kung siya rin ang Jason sa Tesalonica, lumilitaw na pumaroon siya sa Corinto, posibleng kasama ni Pablo. Tinawag siyang isang "kamag-anak" ni Pablo, na maaaring mangahulugang siya ay isang kababayan, bagaman ang pangunahing kahulugan ng salitang Griego ay "kadugong kamag-anak sa iisang salinlahi." Kung siya ay isang malapit na kamag-anak ni Pablo sa laman, natural lamang na sa kaniya makikipanuluyan si Pablo sa Tesalonica.

**JASPE.** Ang makabagong jaspe ay isang uri ng kwarts na hindi napaglalagusan ng liwanag at may halong *iron oxide.* Ang mga kulay nito, na kadalasa'y patung-patong, ay puti, pula, dilaw, kayumanggi, o itim. Ang jaspe ay mas matigas kaysa sa salamin at matatagpuang nakadikit nang buu-buo sa mga batong *metamorphic* o bilang hiwalay na mga kristal. Ang pinakamaiinam na uri ay ginagamit bilang mga batong hiyas at napakikintab nang husto. Gayunman, yamang ang jaspe (sa Gr., *i'a·spis*) sa Apocalipsis 21:11 ay tinatawag na "isang napakahalagang bato . . . na kumikinang na sinlinaw ng kristal," naniniwala ang ilang iskolar na maaaring ang sinaunang batong tinutukoy ay mas bibihira at mas mahal kaysa sa makabagong jaspe na di-gaanong mamahalin, at makinang at nanganganinag sa halip na hindi napaglalagusan ng liwanag. Iminumungkahi ng ilang iskolar na ang terminong Griego nito ay aktuwal na tumutukoy sa diamante.

Isang batong jaspe (sa Heb., *ya·halom'*) na kumakatawan sa isa sa 12 tribo ng Israel ang inilagay sa huling posisyon sa ikalawang hanay ng mga bato sa "pektoral ng paghatol" ni Aaron. (Exo 28:2, 15, 18, 21; 39:11) Ang "pananamit" na punô ng hiyas na isinuot ng hari ng Tiro ay napapalamutian ng jaspe. (Eze 28:12, 13) Sa pangitain hinggil sa marilag na trono ni Jehova sa langit, namasdan ni Juan na "ang nakaupo, sa kaanyuan, ay tulad ng batong jaspe at ng mahalagang kulay-pulang bato." (Apo 4:1-3, 10, 11) "Ang banal na lunsod, ang Bagong Jerusalem," ay inilalarawang may kaningningang gaya ng "batong jaspe na kumikinang na sinlinaw ng kristal." Ang istraktura ng pader ng banal na lunsod ay jaspe, gaya ng unang batong pundasyon.—Apo 21:2, 10, 11, 18, 19.

**JASUB** [marahil, Siya ay Nagbalik].

1. Ang ikatlong nakatalang anak ni Isacar at pinagmulan ng Jasubitang pangkat ng kaniyang tribo. (1Cr 7:1; Bil 26:23, 24) Tinatawag siyang Iob sa Genesis 46:13.

2. Isa sa "mga anak ni Bani" na pagkabalik mula sa pagkatapon sa Babilonya ay kumuha ng mga asawang banyaga ngunit nagpaalis sa mga ito.—Ezr 10:29, 44.

**JASUBI-LEHEM.** Isang pangalan sa mga talaangkanan ni Juda, posibleng inapo ni Shela. Gayunman, inaakala ng ilang tagapagsalin na ito ay nangangahulugang "bumalik sa Lehem," samakatuwid nga, "sa Betlehem."—1Cr 4:21, 22; *RS, AT, JB, Mo.*

**JASUBITA, MGA** [Ni (Kay) Jasub]. Mga inapo ng anak ni Isacar na si Jasub (Iob), at isa sa apat

na pangunahing pangkat ng pamilya sa tribo.—Bil 26:23-25; Gen 46:13.

**JATIR** [mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "labis-labis pa; pag-apaw"]. Isang lunsod ng mga saserdote sa bulubunduking pook ng Juda. (Jos 15:20, 48; 21:9, 10, 14; 1Cr 6:54, 57) Sa Jatir nagpadala si David ng isang bahagi ng mga nasamsam niya nang magtagumpay siya sa mga manlulusob na Amalekita. Marahil ito'y bilang pagpapahalaga sa pagkamapagpatuloy at pakikipagkaibigang ipinakita nito sa kaniya noong panahong tinutugis siya ni Haring Saul.—1Sa 30:17-20, 26, 27, 31.

Karaniwang ipinapalagay na ang Jatir ay ang Khirbet ʽAttir (Horvat Yattir), na mga 21 km (13 mi) sa TTK ng Hebron.

**JATNIEL.** Isa sa mga Levitang bantay ng pintuang-daan para sa bahay ni Jehova; ang ikaapat na anak ni Meselemias, isang Korahita.—1Cr 26:1, 2.

**JAVAN.** Ikaapat na nakatalang anak ni Japet at ama nina Elisa, Tarsis, Kitim, at Dodanim (o Rodanim). Bilang mga inapo ni Noe na nabuhay pagkaraan ng Baha, kabilang sila sa populasyon "ng mga isla ng mga bansa," isang pariralang maaari ring tumukoy sa mga baybaying lupain at hindi lamang sa mga pulong napalilibutan ng tubig. (Gen 10:2, 4, 5; 1Cr 1:5, 7) Ipinakikita ng katibayan ng kasaysayan na ang mga inapo ni Javan at ng kaniyang apat na anak ay namayan sa mga pulo at mga baybaying lupain ng Dagat Mediteraneo mula sa Ciprus (Kitim) hanggang sa kanlurang Mediteraneo. —Tingnan ang DODANIM; ELISA; KITIM; TARSIS Blg. 1.

Ipinakikilala si Javan (sa Heb., *Ya·wan'*) bilang ang pinagmulan ng sinaunang mga Ioniano, na tinatawag ng ilan bilang "ang tribong pinanggalingan ng mga Griego." (*Commentary on the Old Testament,* ni C. F. Keil at F. Delitzsch, 1973, Tomo I, The First Book of Moses, p. 163) Ginamit ng makatang si Homer (marahil ng ikawalong siglo B.C.E.) ang pangalang *I·a'o·nes* bilang pagtukoy sa sinaunang mga Griego, at pasimula kay Sargon II (ikawalong siglo B.C.E.), nagsimulang lumitaw ang pangalang *Jawanu* sa mga inskripsiyong Asiryano.

Sa paglipas ng panahon ang pangalang Ionia ay ikinapit na lamang sa Attica (ang rehiyon sa palibot ng Atenas), sa kanluraning baybayin ng Asia Minor (katumbas ng mga baybayin ng mga probinsiyang Lydia at Caria nang dakong huli), at sa kalapit na mga pulo ng Dagat Aegeano. Ioniano pa rin ang pangalan ng dagat na nasa pagitan ng timugang Gresya at ng timugang Italya, at kinikilala na lubhang sinauna ang pinanggalingan ng pangalang ito, anupat sumusuporta ito sa pangmalas na ang anyong ito ng pangalan ni Javan ay dating kumakapit sa pinakakontinente ng Gresya at gayundin sa mas maliit na lugar na nang dakong huli ay tinukoy bilang "Ionia."

Pagkatapos ng ulat ng Genesis, ang mga inapo ni Javan ay unang nabanggit ng propetang si Joel noong huling bahagi ng ikasiyam na siglo B.C.E. Doon ay hinatulan ng propeta ang mga taga-Tiro, mga Sidonio, at ang mga Filisteo dahil ipinagbili ng mga ito ang mga anak ng Juda at Jerusalem sa kanilang pagbebenta ng alipin sa "mga anak ng mga Griego" (sa literal, "mga Javanita," o "mga Ioniano"). (Joe 3:4-6) Noong ikawalong siglo B.C.E., inihula ni Isaias na ang ilan sa mga Judiong makaliligtas sa kapahayagan ng poot ng Diyos ay maglalakbay sa maraming lupain, lakip na ang "Javan," anupat ipahahayag doon ang kaluwalhatian ni Jehova. —Isa 66:19.

Noong huling bahagi ng ikapito o maagang bahagi ng ikaanim na siglo B.C.E., ang mga alipin at mga tansong kagamitan ay itinala bilang mga bagay na inilalaan ng "Javan, Tubal at Mesec [anupat maliwanag na ang huling nabanggit na mga dakong ito ay nasa silanganing Asia Minor o nasa H niyaon]" sa Tiro na isang mayamang sentro ng komersiyo. (Eze 27:13) Muli na namang binanggit ng talata 19 ng hula ring iyon ang Javan, ngunit dahil ang ibang mga lugar na binanggit sa konteksto ay nasa Sirya, Palestina, at Arabia, minamalas ng iba na ang paglitaw ng pangalang Javan doon ay resulta ng isang pagkakamali ng eskriba. Sa halip na kababasahan ng "ang Javan mula sa Uzal," isinasalin ng Griegong *Septuagint* ang Javan bilang "alak," sa gayo'y kababasahan ng, "at may alak. Mula sa Asel [Uzal]." (*LXX,* Thomson) Ang *Revised Standard Version* ay kababasahan ng "at alak mula sa Uzal." Gayunman, iminumungkahi ng iba na ang Javan dito ay maaaring tumutukoy sa isang kolonyang Griego na nasa Arabia o na marahil ay pangalan ito ng isang tribo o bayang Arabe.

Sa hula ni Daniel, ang "Javan" ay karaniwang isinasalin bilang "Gresya," yamang ang kahulugang ito ay malinaw mula sa katuparan sa kasaysayan ng mga isinulat ni Daniel. (Dan 8:21; 10:20; 11:2) Gayundin naman ang hula ni Zacarias (520-518 B.C.E.), na patiunang nagsasabi ng tungkol sa matagumpay na pakikidigma ng 'mga anak ng Sion' laban sa Javan (Gresya).—Zac 9:13.

**JAZER** [Tumulong Nawa [ang Diyos]]. Isang Amoritang lunsod na may mga sakop na bayan. Matatagpuan ito sa S ng Jordan. Noong panahon ni Moises, kinuha ng mga Israelita ang Jazer at ang rehiyon sa palibot nito. (Bil 21:25, 32) Bagaman noong una ang Jazer ay ipinagkaloob sa Gad at pinatibay ng tribong iyon, nang maglaon ay iniatas ito sa mga Levita. (Bil 32:1, 3-5, 34, 35; Jos 13:24, 25; 21:34, 38,

39; 1Cr 6:77, 81) Isa ito sa mga lugar na binanggit may kaugnayan sa rutang tinahak ni Joab at ng mga pinuno ng mga hukbong militar nang kunin nila ang sensus na iniutos ni David nang walang pahintulot ng Diyos. (2Sa 24:4, 5) Sa pagtatapos ng paghahari ni David, ang ilang makapangyarihang lalaki mula sa mga Hebronitang naninirahan sa Jazer ay inatasan ng mga tungkuling administratibo sa teritoryo ng Israel sa S ng Jordan.—1Cr 26:31, 32.

Noong ikawalong siglo B.C.E., ang Jazer ay nasa mga kamay ng mga Moabita. Nang panahong iyon, kung hindi man mas maaga pa roon, waring ang rehiyong ito'y napabantog sa pag-uubasan nito. Ang Jazer at ang iba pang mga Moabitang lunsod ay inihulang daranas ng kapahamakan.—Isa 16:8-10; Jer 48:32, 33.

Iba't ibang posibleng pagkakakilanlan ang iminumungkahi para sa sinaunang Jazer, ngunit hindi pa rin alam kung saan ang eksaktong lokasyon nito.

**JAZIZ.** Ang punong tagapag-alaga ng mga kawan ni Haring David; isang Hagrita.—1Cr 27:31.

**JEARIM** [Mga Kagubatan]. Isang bundok na bahagi ng H hangganan ng Juda. Lumilitaw na dito matatagpuan ang bayan ng Kesalon.—Jos 15:10; tingnan ang KESALON.

**JEATERAI.** Isang Levita; inapo ni Gerson (Gersom).—1Cr 6:1, 20, 21.

**JEBEREKIAS** [nangangahulugang "Si Jehova ay Nagpapala"]. Ama ng Zacarias na sumaksi sa pagsulat ni Isaias sa isang tapyas ng makahulang pangalang Maher-salal-has-baz, yaong sa anak mismo ng propeta.—Isa 8:1, 2.

**JEBUS** [malamang na mula sa salitang-ugat na nangangahulugang "yurakan; yapakan"], **JEBUSITA.** Ang Jebus ay isang sinaunang lunsod ng mga Jebusita na nasa dako na kilalá ngayon bilang Jerusalem.

Noong panahon ni Abraham bago ang taóng 1900 B.C.E., ang lugar na ito ay tinawag na Salem (nangangahulugang "Kapayapaan"), na nakapaloob sa pangalang Jerusalem at maaaring isang pinaikling anyo nito. (Heb 7:2) Ang Urusalim (Jerusalem) ay binanggit sa Amarna Tablets na natagpuan sa Ehipto. At sa mga aklat ng Josue, Mga Hukom, at Unang Samuel, kung saan binanggit ang mga pangyayari bago malupig ni David ang lunsod, ang dako ay madalas na tawaging Jerusalem. (Jos 10:1, 3, 5, 23; 12:10; 15:8, 63; 18:28; Huk 1:7, 8, 21; 19:10; 1Sa 17:54) Sa dalawang teksto lamang ito tinutukoy bilang Jebus. (Huk 19:10, 11; 1Cr 11:4, 5) Sa Josue 18:28 *Yevu·si'* ang lumilitaw sa Hebreo, ang hulaping *i* ay nagpapahiwatig ng mga tao, ang mga tumatahan sa lunsod.

Kaya nga waring maliwanag sa karamihan sa mga iskolar na Jerusalem (o, posible, Salem) ang orihinal na pangalan ng lunsod, at na tanging noong manirahan dito ang mga Jebusita saka ito tinawag paminsan-minsan na Jebus. Sinasang-ayunan din ng karamihan na ang "Jebus" ay hindi pinaikling anyo ng Jerusalem kundi, sa halip, pinaikling anyo ng mga Jebusita, ang tawag sa mga nakatira sa dakong ito sa loob ng ilang panahon. Pagkatapos bihagin ni David ang tanggulang ito ng Sion at itatag ang kaniyang maharlikang tirahan doon, kung minsan ay tinatawag ito noon bilang ang "Lunsod ni David."—2Sa 5:7.

Ang mga Jebusita, na tumira sa lunsod na ito at sa nakapalibot na lupain, ay mga inapo nina Ham at Canaan. (Gen 10:15, 16, 20; 1Cr 1:13, 14) Kapag binabanggit na kasama ng kanilang mga kamag-anak (mga Hiteo, mga Girgasita, mga Amorita, mga Canaanita, mga Perizita, mga Hivita), ang mga Jebusita ay karaniwan nang huling itinatala, marahil dahil sila ang pinakakaunti ang bilang. (Deu 7:1; Huk 3:5) Inuri sila bilang isang bayan na nananahanan sa bundok (Bil 13:29), at ang kanilang lupain ay tinutukoy, sa makasagisag na paraan, bilang "isang lupaing inaagusan ng gatas at pulot-pukyutan."—Exo 3:8, 17.

Ipinangako ni Jehova kay Abraham na ibibigay niya rito at sa binhi nito ang lupain ng mga Jebusita. (Gen 15:18-21; Ne 9:8) Bilang pagtupad sa pangakong ito, inilabas ni Jehova ang kaniyang piling bayan mula sa Ehipto, at habang tumatawid sila sa Jordan, isinugo ng Diyos sa unahan ang kaniyang anghel, anupat nag-utos na magpakalakas sila at na paalisin nila ang lahat niyaong lumalaban sa kanila. (Exo 13:3-5; 23:23; 33:1, 2) Hindi sila makikipagtipan at hindi sila makikipag-alyansa ukol sa pag-aasawa sa mga Jebusita at sa iba pang mga Canaanita kundi, sa halip, itatalaga nila ang mga ito sa lubusang pagkapuksa, anupat walang anumang bagay na humihinga ang iiwan nilang buháy, "upang hindi nila kayo maturuang gawin ang ayon sa lahat ng kanilang mga karima-rimarim na bagay."—Exo 34:11-16; Deu 20:16-18.

Nang mapansin ang mga tagumpay ng mga Israelita sa pagsakop ng lupain—ang pagbihag sa Jerico at Ai at gayundin ang pagsuko ng mga Gibeonita—pinangunahan ng Jebusitang haring si Adoni-zedek ang isang alyansa ng limang hari na determinadong pahintuin ang pagsalakay. (Jos 9:1, 2; 10:1-5) Sa sumunod na pagbabaka, kung saan pinangyari ni Jehova na tumigil ang araw at buwan, ang mga hukbo ng kompederasyon ay natalo, ang mga hari ay binihag at pinatay, at ang kanilang mga bangkay ay

